Tagalog



# Ang Kahulugan ng Huling Ikasampung Bahagi ng Marangal na Qur'an

Kalakip ng
Mga Panuntunang Pahahala-
gahan ng Muslim

ISBN : 978-603-90009-2-1

www.tafseer.info

# Ang Panimula



Ang papuri ay ukol kay Allah. Ang basbas at pangangalaga ni Allah ay ukol sa pinuno natin, Propeta natin, at minamahal natin, ang Sugo ni Allah.

**Pakaalamin ninyo mga kapatid na Muslim, kaawaan nawa kayo ni Allah, na isinatungkulin sa atin na matutunan ang apat na usapin:**

1. **Ang Kaalaman.** Ito ay ang makilala si Allah, ang makilala ang Propeta Niya ﷺ, at ang malaman ang Relihiyong Islam dahil hindi ipinahihintulot na sambahin si Allah nang hindi ayon sa kaalaman. Ang sinumang gumawa ng hindi ayon sa kaalaman, ang hantungan niya ay tungo sa kaligawan at nakawangis nga niya ang mga Naṣrání roon.
2. **Ang Paggawa.** Ang sinumang nakaalam ngunit hindi gumawa ay nakawangis nga niya ang mga Hudyo dahil ang mga ito ay nakaalam ng tama ngunit hindi gumawa. Kabilang sa mga panlalansi ng Demonyo ay inalalayo niya sa kaalaman ang loob ng tao sa pagpapaakala rito na ito ay mapagpapaumanhin ni Allah dahil sa kamangmangan nito. Hindi nito alam na ang sinumang binigyan ng kakayahang matuto at hindi nag-aaral ay nailahad na sa kanya ang patunay. Ito rin ang panlalansi ng mga kababayan ni Noe noong **"inilalagay nila ang mga daliri nila sa mga tainga nila, nagtatalukbong sila ng mga damit nila"** upang hindi nawa mailahad sa kanila ang patunay.
3. **Ang Pag-anyaya roon** dahil sa ang mga maalam at ang mga tagapag-anyaya sa Islam ay ang mga tagapagmana ng mga propeta. Isinumpa ni Allah ang mga anak ni Israel dahil "Hindi sila noon nagsasawayan laban sa nakasasama na ginawa nila; talagang kaaba-aba ang ginagawa nila noon." Ang pag-aanyaya sa Islam at ang pagtuturo nito ay tungkuling sapat nang gampanan ng iilan sa kalipunan: kung isinagawa ito ng sinumang may sapat na kakayahan ay hindi magkakasala ang isa [sa kalipunan]; ngunit kung tinalikdan ito ng lahat ay magkakasala sila.
4. **Ang Pagtitiis sa kapinsalaan** dahil sa pagpapakaalam sa kaalaman, paggawa ayon dito, at pag-aanyaya para rito.

Bilang isang pakikilahok mula sa amin sa pagpawi sa kamangmangan at pagpapadali sa pagtamo ng kinakailangang kaalaman, tinipon namin sa pinaikling aklat na ito ang ilan sa ikapagtatamo ng kasapatan sa mga kaalamang pang-Islam kalakip ang Huling Ikasampung Bahagi ng Marangal na Qur'an at ang kahulugan nito dahil sa kadalasan ng pag-uulit-ulit nito. Ang anumang hindi matamo ang kahalatan nito ay hindi dapat iwan ang karamihan nito.

Sinikap namin sa lahat ng iyon ang maiksing paglalahad at pagbatay sa napagtibay mula sa Propeta ﷺ. Hindi namin inaangkin na kami ay humantong sa kalubusan sapagkat ito ay bagay na kabilang sa itinangi ni Allah para sa sarili Niya, bagkus ang akdang ito ay pagsisikap ng isang aba. Kaya kung tama, mula kay Allah ito. Kung mali naman, mula sa amin at sa Demonyo ang kamaliang ito; si Allah at ang Sugo Niya ﷺ ay walang kinalaman sa kamaliang ito. Kaawaan nawa ni Allah ang sinumang magturo sa amin sa mga kapintasan namin sa pamamagitan ng makalayunin at mapag-ayos na pagpuna.

Hinihiling namin kay Allah na gantihan nawa Niya ng pinakamabuting ganti ang sinumang lumahok sa paghahanda nito, paglilimbag nito, pamamahagi nito, pagbabasa nito, at pagtuturo nito; tanggapin nawa Niya ito mula sa kanila, at pag-ibayuhin nawa Niya para sa kanila ang kabayaran at gantimpala.

Si Allah ay higit na nakaaalam. Basbasan ni Allah at pangalagaan ang pinuno natin at ang Propeta nating si Muhammad sampu ng lahat ng mag-anak niya at mga kasamahan niya.

Itinagubilin ang aklat na ito ng pangkat ng mga maalam at mga mag-aaral ng Islam sa Mundong Islam
Unang edisyon Dinagdagan at inayos Rajab, 1430 A.H.
Para sa karagdagang mga impormasyon o pag-aambag o pakikilahok o paghiling ng aklat:
Website: www.tafseer.info E-mail: phi@tafseer.info

# Ang Kalamangan ng Pagbabasa ng Qur’an

Ang Qur’an ay Salita ni Allah. Ang kalamangan nito sa lahat ng salita ay gaya ng kalamangan ni Allah sa mga nilikha Niya. Ang pagbabasa nito ay ang pinakamainam na pagpapakilos ng dila.

**Ang pag-aaral ng Qur’an, ang pagtuturo nito, ang pagbabasa ay may dulot na maraming kalamangan na ang ilan ay ang sumusunod:**

- **Ang gantimpla ng pagtuturo nito.** Nagsabi ang Sugo ﷺ : *“Ang pinakamainam sa inyo ay ang nag-aral ng Qur’an at nagtuturo nito.”* Isinalaysay ito ni Imám alBukhárí.

- **Ang gantimpala sa pagbabasa nito.** Nagsabi ang Sugo ﷺ : *“Ang sinumang bumasa ng isang titik mula sa Aklat ni Allah ay magkakaroon siya dahil doon ng isang magandang gawa at ang magandang gawa ay ginagantimpalaan ng sampung ulit nito.”* Isinalaysay ito ni Imám atTirmidhí.

- **Ang kalamangan ng pag-aaral ng Qur’an at pagsasaulo nito at ang kahusayan sa pagbabasa nito.** Nagsabi ang Sugo ﷺ : *“[Siya ay] tulad ng isang nagbabasa ng Qur’an habang siya ay nagsasaulo nito kasama ng mga mabuting marangal na anghel at tulad ng isang nagbabasa ng Qur’an habang siya ay nagpapanatili nito at siya ay mahigpit dito kaya magkakamit siya ng dalawang gantimpala.”* Muttafaq ‘Alayhi. Nagsabi pa ang Sugo ﷺ : *“Sasabihin sa kaibigan ng Qur’an: Bumasa ka, umakyat ka, at bumigkas ka gaya noong ikaw ay bumibigkas nito sa mundo sapagkat tunay na ang kalagayan mo ay nasa huling bahagi ng talata na binabasa mo.”* Isinalaysay ito ni Imám atTirmidhí.

**Nagsabi si alKhitábí:** “Nasaad sa salaysay na ang bilang ng mga talata ng Qur’an ay ayon sa dami ng baytang ng Paraiso kaya sasabihin sa nagbabasa [ng Qur’an]: ‘Umakyat ka sa mga baytang ayon sa dami ng binabasa mo noon mula sa mga talata ng Qur’an.’ Kaya ang sinumang nakalubos sa pagbasa ng buong Qur’an ay makapag-aangkin ng pinakamataas sa mga baytang ng Paraiso sa Kabilang-buhay. Ang sinumang nakabasa ng isang bahagi mula rito, ang pag-akyat niya sa mga baytang ay ayon sa dami niyon. Kaya ang pagwawakasan ng gantimpala ay ang pagwawakasan ng pagbasa.”

- **Ang kabayaran ng sinumang nag-aaral ang anak niya ng Qur’an.** Nagsabi ang Sugo ﷺ : *“Ang sinumang nagbasa ng Qur’an, nag-aral niyon, at gumawa ayon doon ay pasusuutin ang mga magulang nito sa Araw ng Pagbangon ng isang korona ng liwanag na ang tanglaw niyon ay tulad ng tanglaw ng araw at dadamitan ang mga magulang nito ng dalawang hiyas na hindi matutumbasan ng mundo ang mga ito. Kaya magsasabi silang dalawa: Bakit kami dinamitan nito? Kaya naman sasabihin: Dahil sa pagtangkilik ng anak ninyo sa Qur’an.”* Isinalaysay ito ni Imám alHákim.

- **Ang Pamamagitan ng Qur’an sa kaibigan nito sa Kabilang-buhay.** Nagsabi ang Sugo ﷺ : *“Basahin ninyo ang Qur’an sapagkat tunay na ito ay darating sa Araw ng Pagbangon bilang isang tagapamagitan para sa mga kaibigan nito.”* Isinalaysay ito ni Imám Muslim. Nagsabi pa ang Sugo ﷺ : *“Ang Qur’an at ang pag-aayuno ay mamamagitan para sa tao sa Araw ng Pagbangon.”* Isinalaysay ito ni Imám Ahmad.

**Ang kabayaran ng mga nagtipon para sa pagbigkas ng Qur'an at pag-aaral nito.** Nagsabi ang Sugo ﷺ : ***"Kapag may nagtipong mga tao sa isang bahay na kabilang sa mga bahay ni Allah — binibigkas nila ang Aklat ni Allah at pinag-aaralan nila ito sa isa't isa sa kanila — ay bababa sa kanila ang kapanatagan, babalutin sila ng awa, paliligiran sila ng mga anghel, at babanggitin sila ni Allah sa sinumang nasa piling Niya..."*** Isinalaysay ito ni Imám Abú Dáwud.

**Ang mga Kaasalan sa Pagbabasa ng Qur'an.** Bumanggit si Ibnu Kathír ng mga kaasalan at ang sumusunod ay ang ilan sa mga ito: Na hindi sasalingin ng tao ang Qur'an ni babasahin ito malibang siya ay táhir; na maglilinis ng ngipin sa pamamagitan ng siwák bago bigkasin ito; na magsusuot ng pinakamagandang kasuutan niya, na haharap sa Qiblah; na titigil sa pagbabasa kapag naghikab, na hindi puputulin ang pagbabasa sa pamamagitan ng pagsasalita ng iba maliban kung kinakailangan, na nakatuon ang isip; na hihinto pagkatapos ng talatang naglalaman ng pangako at hihilingin iyon at hihinto rin pagkatapos ng talatang naglalaman ng banta at magpapakupkop kay Allah; na hindi iiwan ang Mus'haf na nakabukas at hindi rin maglalagay sa ibabaw nito ng anuman; na hindi magpapalakasan sa pagbasa ang mga nagbabasa nito; na hindi ito babasahin sa mga palengke at mga pook ng kaingayan.

**Papaanong bibigkasin ang Qur'an?** Tinanong si Anas (RA) tungkol sa pagbigkas ng Propeta ﷺ kaya nagsabi ito: "Pinahahaba niya ang bigkas nang tamang pagpapahaba ng bigkas. Kapag binigkas niya ang **bismi -lláhi 'rahmáni -rrahím** ay pinahahaba niya ang bigkas ng **bismi -lláhi**, pinahahaba niya ang bigkas ng **rahmán**, at pinahahaba niya ang bigkas ng **rahím**." Isinalaysay ito ni Imám alBukhárí.

**Ang ibayong gantimpala sa pagbabasa ng Qur'an.** Lahat ng nagbabasa ng Qur'an na wagas na nag-uukol kay Allah ay gagantimpalaan. Subalit nag-iibayo ang gantimpalang ito at lumalaki kapag may konsentrasyon ng isip, pagbubulay-bulay, at pag-unawa sa binibigkas sapagkat ang isang titik ay katumbas ng sampung mabuting gawa hanggang sa pitong daang ulit.

**Ang dami ng babasahin sa araw at gabi.** Ang mga Kasamahan ng Propeta ﷺ noon ay nagtatalaga para sa mga sarili nila ng isang bahagi ng Qur'an sa bawat araw. Hindi nagpumilit ang isa mula sa kanila sa pagtapos nito sa loob ng mababa pa sa pitong araw, bagkus ay nasaad ang pagbabawal sa pagtapos nito sa loob ng mababa pa sa tatlong araw.

**Kaya maging masigasig ka kapatid sa paggamit sa oras mo sa pagbabasa nito.** Magtalaga ka para sa sarili ng **pang-araw-araw na oras para sa pagbabasa**, na hindi mo kakaligtaan anuman ang mangyari. Ang kaunting oras na tuloy-tuloy ay mainama kaysa sa maraming oras na patigil-tigil. Kaya kung nakaligtaan mo o nakatulugan mo ay punuan mo kinabukasan. Nagsabi ang Sugo ﷺ : ***"Ang sinumang nakatulog kaya nakaligtaang bumasa ng isang hizb o ng isang bahagi mula rito at binasa niya naman sa pagitan ng saláh sa fajr at saláh sa dhuhr ay itatala para sa kanya na para bagang binasa niya iyon sa gabi."*** Isinalaysay ito ni Imam Muslim. Huwag kang maging kabilang sa mga umayaw sa Qur'an at lumimot dito maging sa anumang uri iyon gaya ng pag-ayaw sa **pagbabasa nito o pagbigkas nito o pagbubulay-bulay rito o paggawa ayon dito o pagpapalunas sa pamamagitan nito.**




# SURA AL FATIHAH [1]

(Ang Panimula)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 Sa Ngalan ng Allah[2] Ang Mahabagin, Ang Maawain.[3]

---

**1** Si Abu Sa'id bin Al-Mu'alla ay nagsalaysay: Habang ako ay nagdarasal sa loob ng Masjid, ako ay tinawag ng Sugo ng Allah ngunit ako ay hindi agad nakasagot. Pagkaraan, ako nagsabi, "O, Sugo ng Allah, ako ay nagdarasal". Siya ay nagsabi, "Di ba ang Allah ay nagsabi ---tumalima sa Allah (sa pamamagitan ng pagsunod sa Kanya) at sa Kanyang Sugo kung tinatawag ka? (Qur'an 8:24)

At pagkaraan, siya ay nagsabi, "Tuturuan kita ng isang Surah na siyang pinakadakilang Surah ng Qur'an bago ka lumisan (ng Masjid). Hinawakan niya ang aking kamay at nang siya ay paalis na (ng Masjid) ako ay nagtanong sa kanya, "Di ba sinabi mo na ako ay tuturuan mo ng isang Surah na siyang pinakadakilang Surah sa Qur'an? At siya ay nagsabi, "**Al Hamdulilah Rabbi-I-Alameen …** ang **Surah Al Fatihah**, ang tinaguriang As-Sab'ah Al Mathani (pitong talatang paulit-ulit na binibigkas) at ang Dakilang Qur'an na ipinagkaloob sa akin, (Sahih Bukhari, Vol 6, Hadith No. 1)

Fatiha-tul-Kitab: (Ang Panimula ng Aklat). Ito ay tinawag ding Umm-ul-Kitab (Ang Haligi ng Aklat) sapagkat ito ang unang Surah na isinulat sa mga sipi ng Qur'an at ito rin ang unang Surah na binibigkas sa pagsasagawa ng Salah (Dasal).

Si Ubada bin As-Samit ay nagsalaysay: Ang Sugo ng Allah ay nagsabi: Sinuman ang hindi bumigkas ng Surah Al Fatihah sa pagsasagawa ng kanyang Salah, ang kanyang salah ay hindi tinatanggap.

**2** **Allah**-Maaring bago sa pandinig nang mga hindi muslim ang salitang "**Allah"**, ngunit kung marunong lamang magbasa ng wikang semitiko (Aramaiko, Hebreo, Arabik, at iba pa) ang mga iskolar ng ibang relihiyon, kanilang matutunghayan na ang "Allah" na sinasamba ng mga Muslim ay Siya ring Diyos na Tagapaglikha (The Almighty Creator) na kinikilala ng lahat ng Propeta-katulad nina Adam, Noah, Abraham, Ismael, Isaak, Lot, Enoch, David, Solomon, Moises, Aaron, Zakariyah, Juan Bautista, Hesukristo. Sa Bibliya, mababasa na si Jesus ay nagdasal at nagsumamo sa kanyang tinanatawag na Diyos ng "Eli, Eli, lama Sabachtani" (Mark 15:34). Ang ibig sabihin "Diyos ko, Diyos ko bakit ninyo ako pinabayaan?" Ang Eli na tinatawag at kinikilalang Diyos ni Hesus sa kanyang wikang Aramaiko rito ay katumbas ng wikang arabik na "Elahi" (aking Diyos). At maging ang "Eloih<u>im</u>" ay matutunghayan din sa Bibliya bilang katawagan sa Diyos ni Propeta Moises sa kanyang wikang Hebreo. Alalahanin na sa wikang Arabik at Hebreo, ang IM sa dulo ng Eloihim ay isang salitang paggalang (plural of respect). Katulad ng Pilipino na ginagamit ang **Kayo, Inyo** kung ang kausap ay matanda bilang paggalang dito. Kaya't ang Eli, Elah at Eloihim ay hindi tatlong magkakaibang kahulugan at salita kundi tatlong semitikong wikang tumutukoy ng isang arabik na salitang nakaugnay lamang sa Tanging Nag-iisang (The One and Only Creator). Ang salitang "Allah" ay pinanatili upang bigyang pagkakaiba ang natatanging pangalan ng Nag-iisang Tagapaglikha at ang kaibahan Niya sa Kanyang mga nilikha. Ang Allah ay hindi nasasangkot at hindi nababahiran ng anumang katangian o paglalarawan na angkop lamang para sa Kanyang mga nilikha. Halimbawa; ang Kasarian (sexual identity) – ito ay ginagamit upang bigyang pagkakaiba ang babae at lalaki. Ang Kasarian ay hindi maaring taglayin ng isang Tunay na Diyos. Ang "Allah" ay hindi rin nasasangkot sa pangmaramihan (plurality of number), Hindi katulad sa salitang "god" sa wikang ingles kapag ito ay dinagdagan ng letrang "s" sa dulo ng god, ito ay magiging gods na nangangahulugan na "maraming diyos". O di kaya ay "dess" naging "goddess" na ang kahulugan ay diyos na babae. Ang Allah ay isang salita na nagsasaad ng Kaluwalhatian, Kapangyarihan, Kadakilaan at Kapurihan o Karangalan. Ito ay isang banal na katawagan na hindi maaring gamitin ng sinumang nilikha sa anupamang dahilan a pamamaraan at kalagayan.

**3** **Ar-Rahman nir Raheem**, ito ay dalawang salitang arabik, 'Rahman (habag) at Raheem (Awa) na ang pinag-ugatang salita ay Rahman (Habag). Ang Rahman (Habag) ng Allah ay laganap samakatuwid sakop ang lahat ng bagay. Ang Rahman ng Allah ay ipinagkaloob Niya sa lahat ng

2 Ang lahat ng papuri ay sa Allah (lamang).[1] Ang Panginoon[2] ng lahat ng nilikha [3]
3 Ang Mahabagin, Ang Maawain.
4 Ang Tanging May Hawak (Ng Paghatol) Sa Araw ng Paghuhukom.
5 Ikaw lamang ang aming sinasamba, At Ikaw lamang ang aming hinihingan (ng tulong).
6 Patnubayan Mo kami sa Matuwid na Landas
7 Sa landas ng Iyong mga Pinagpala[4] at hindi sa landas na umani ng Iyong Poot,[5] At (hindi rin Sa landas) ng mga nangaligaw [6] (sa patnubay).

---

tao maging ito man ay may pananampalataya o paniniwala sa Kanya o wala. Binigyan Niya ang tao ng lahat ng anumang kabuhayan at material na yaman sa mundong ito. Ito ay karapatan ng tao mula sa Kanya. Ngunit ang Raheem ng Allah ay para lamang sa mga taong tumalima at sumunod sa Kanyang mga Kautusan at Batas. Ang Raheem ay isang antas ng Habag na tinatawag na Awa. Ito ay pinagkakaloob ng Allah sa mga taong tinalikdan ang pagsamba sa ibat-ibang diyus-diyosan at isinuko ang kanilang kalooban, puso at kaluluwa sa pagsamba sa Tanging Diyos na karapat dapat sambahin, walang iba kundi ang Nag-iisang Tagapaglikha ng lahat ng bagay – Ang Allah. Sila ang mga taong tapat na inialay ang buhay, yaman, gawa, isip sa Landas ng Allah.

1 Sinimulan ang Al Fatiha sa katagang Al-Hamdulillah (Ang lahat ng papuri ay sa Allah lamang) sapagkat tayo bilang mga nilikha Niya ay kinakailangan magbigay papuri at pasasalamat sa Kanya. Siya ang nagbigay biyaya at mga kabuhayan upang tayo ay mamuhay nang matiwasay. Ang Al Hamdulillah ay sumasagisag bilang tanda ng pagkilala sa Kanya bilang Tagapanustos ng lahat ng lkanyang mga alipin (tao). Ito ay isang katagang kalugod-lugod sa Kanya. Ang Propeta Muhammad ay nagsalaysay ng ganito: “Ang pinakadakilang du’a (panalangin) ay ang pagsabi ng buong puso ng “Al-Hamdulillah”.

2 Panginoon (Rabb) Bagama’t madalas gamitin ang salitang Panginoon sa pagsasalin ng salitang Rabb, ito ay hindi sapat o ganap sa kahulugan sapagka’t ang Rabb sa wikang arabik ay may malawak na kahulugan. Tinatawag na Rabb ang Allah sapagka’t Siya ang tanging nagmamay-ari ng Kapangyarihang Lumikha at Kautusan. Ang Allah ang nagbigay ng kakayahan sa lahat ng bagay upang gumalaw, lumaki, magbago at umunlad. Siya ang Panginoon na walang kapantay sa Kanyang Kapamahalaan, Kadakilaan, Kataas-taasan at Kapangyarihan. Siya ang Tanging Tagapanustos at Tagapangalaga ng lahat ng nilikha. Ang salitang Panginoon ay karaniwang ginagamit bilang paggalang sa isang guro, pinuno (mga dugong bughaw – sa wikang ingles ay Royal Family).

3 **Alamin** (lahat ng nilikha) ito ay isang kataga mula sa wikang arabik ng tumutukoy at sumasakop sa lahat ng nilikha ng Allah – kabilang ang mga tao, anghel, jinn at yaong lahat ng nilikha lingid o hindi pa natin nakita, sa langit man o sa lupa o maging sa mga pagitan ng mga ito.

4 **Sa Landas ng Iyong mga Pinagpala** – ang tinutukoy na pinagpala ay yaong mga Nabiyyeen (Mga Propeta at Sugo ng Nag-iisang Diyos ang Allah). Sila ay nagpakasakit upang ipalaganap (ang Tawheed) sa buong sangkatauhan. Ang Tawheed ay isang katagang arabik na tumutukoy sa Kaisahan ng Allah, ang tuwirang pagsamba sa Kanya at ang ganap na pagsunod sa Kanyang mga Batas. Kabilang din sa mga pinagpala ay yaong mga Saddiqeen, (mga taong ganap na makatotohanan na sumunod at tumalima sa lahat ng kautusan ng Allah, yaong mga Qaaniteen, mga taong malinis ang puso, yaong mga Muttaqun, mga taong ganap na may takot sa Allah.

5 **Poot** – Ang kinapopootan ng Allah ay yaong mga taong mula sa angkan ng Israel (mga Hudyo) na sa kabila ng mga aral at kautusan na ipinagkaloob sa kanila sa pamamagitan ng Torah, sila ay nagtakwil at tumalikod sa mga kautusang ito at ganap na itinakwil ang tuwirang pagsamba sa Allah. Sila ay isinumpa dahil sa kanilang paglapastangan sa mga Propeta ng Allah. Ang ilan sa kanila ay kanilang pinatay katulad ni Juan Bautista at ang ama nitong Si Zakariyah. Maging kay Hesus at sa kanyang huwarang ina (si Maria), ay kanilang inalipusta at nilapastangan. Hindi nila tinaggap si Hesus bilang isang Propeta o Sugo ng Allah bagkus ito ay tinagurian nilang isang Huwad na Propeta. At ang kanyang ina bilang isang masamang babae.

6 Ang mga (taong) nangaligaw ay tumutukoy sa mga kristiyano na lumisan sa malinis at wagas na pagsamba sa Nag-iisang Diyos at itinuring nila si Hesus bilang kanilang Diyos at Panginoon at si Birheng Maria bilang ina ng Diyos. Bagama’t walang sinabi si Hesus na siya ay diyos, ito ay kanilang ginagawang ganap na Diyos.

# Surah Al-Mujadilah

Ang Babaing Nakiusap (o Nakipagtalo)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

(1) Tunay nga na narinig ng Allah ang karaingan niya[1] na nakikipagtalo sa iyo (o Muhammad) tungkol sa kanyang asawa[2] at kanyang (tuwirang) iniluhog ang karaingan sa Allah. At narinig ng Allah ang namagitang pagtatalo ninyong dalawa. Katotohanan, ang Allah ang Lubos na Nakaririnig, ang Lubos na Nakakikita.

(2) Yaong sa inyo na nagturing ng pagbabawal sa kanilang mga asawa sa pamamagitan ng *Zihar,*[3] sila (mga asawa nila) ay hindi maaring maging kanilang mga ina: wala silang dapat ituring na (tunay na) ina maliban yaong nagsilang sa kanila. At katotohanan, sila ay nagsabi ng isang kasuklam-suklam na salita at isang kasinungalingan . At katotohanan, ang Allah ay Lagi nang Mapagparaya, ang Laging Mapagpatawad.

(3) At yaong nagturing ng pakikipaghiwalay (diborsiyo) sa kanilang mga asawa sa pamamagitan ng *Zihar* at pagnanais na bawiin (o ipawalang-saysay) ang mga salita na kanilang binitawan, (ang kabayaran) sa gayong kaso ay ang pagpapalaya ng isang alipin bago sila magtalik sa isa't-isa: Ito ay isang paalala sa inyo (upang hindi ninyo muling tangkaing gawin ang gayong kasuklam-suklam na bagay). At ang Allah ang Lubos na Maalam kung ano ang inyong ginagawa.

(4) At sinuman ang walang kakayahan (na magbayad para sa pagpapalaya ng isang alipin), siya ay nararapat na mag-ayuno ng magkasunod na dalawang buwan bago sila magtalik sa isa't-isa. At sinuman ang walang kakayahang isagawa ito, nararapat na magpakain ng animnapung kataong dukha (maralita). Ito ay upang inyong makamtan ang ganap na pananampalataya sa Allah at sa Kanyang Sugo. Ito ang mga hangganan (na itinakda) ng Allah. At sa kanila na *Kafirun* [4], isang mahapding parusa




---

1 Ito ang babaing si Khawlah bint Tha'labah.

2 Si Aus bin As-Samit

3 Zihar – ito ay isang pananalita ng isang lalaki sa kanyang asawa ng ganito: "Para sa akin, ikaw ay katulad ng likuran ng aking ina (ipinagbabawal ang pagsiping sa iyo)". Ito ay karaniwang sinasambit ng mga kalalakihang arabo sa kanilang mga asawa sa panahon ng Jahiliyah (bago dumating ang Islam).

4 **Kafirun o Kuffar** Sa pananaw ng Islam, ang **"Kafir"** ay may isang kahulugan, ang pagtanggi at pagtakwil ng isang tao sa **katotohanan** tungkol sa pagsama at pananalig sa Allah, sa Kanyang mga katangian at Pangalan, sa kanyang nga Anghel, Kapahayagang Batas, Propeta at Sugo, sa Kanyang Itinadhana at Paghuhukom. Kaya, ang **Kafirun** o **Kuffar** ay mga taong walang paniniwala, pananampalataya, at pananalig sa katotohanan na tanging ang Allah lamang ang dapat pag-ukulan ng tapat na pagsamba at sa katotohanan ng mga Batas na ipinahayag Niya para sa kabutihan ng sangkatauhan. Sila ay nagtakwil sa katotohanan ng Kaisahan ng Allah, at hindi tinaggap ang **katotohanan** ng Kapahayagan ng Qu'ran at pinabulaanan ang **katotohanan** ng pagiging tunay na Propeta ni Propeta Muhammad. At sa madaling salita, sila ay tumatanggi

أَلَمْ تَرَ أَنَّ ٱللَّهَ يَعْلَمُ مَا فِى ٱلسَّمَٰوَٰتِ وَمَا فِى ٱلْأَرْضِ ۖ مَا يَكُونُ
مِن نَّجْوَىٰ ثَلَٰثَةٍ إِلَّا هُوَ رَابِعُهُمْ وَلَا خَمْسَةٍ إِلَّا هُوَ سَادِسُهُمْ
وَلَآ أَدْنَىٰ مِن ذَٰلِكَ وَلَآ أَكْثَرَ إِلَّا هُوَ مَعَهُمْ أَيْنَ مَا كَانُوا۟ ۖ ثُمَّ يُنَبِّئُهُم
بِمَا عَمِلُوا۟ يَوْمَ ٱلْقِيَٰمَةِ ۚ إِنَّ ٱللَّهَ بِكُلِّ شَىْءٍ عَلِيمٌ ﴿٧﴾ أَلَمْ تَرَ إِلَى ٱلَّذِينَ
نُهُوا۟ عَنِ ٱلنَّجْوَىٰ ثُمَّ يَعُودُونَ لِمَا نُهُوا۟ عَنْهُ وَيَتَنَٰجَوْنَ بِٱلْإِثْمِ
وَٱلْعُدْوَٰنِ وَمَعْصِيَتِ ٱلرَّسُولِ وَإِذَا جَآءُوكَ حَيَّوْكَ بِمَا لَمْ يُحَيِّكَ
بِهِ ٱللَّهُ وَيَقُولُونَ فِىٓ أَنفُسِهِمْ لَوْلَا يُعَذِّبُنَا ٱللَّهُ بِمَا نَقُولُ ۚ حَسْبُهُمْ
جَهَنَّمُ يَصْلَوْنَهَا ۖ فَبِئْسَ ٱلْمَصِيرُ ﴿٨﴾ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُوٓا۟ إِذَا
تَنَٰجَيْتُمْ فَلَا تَتَنَٰجَوْا۟ بِٱلْإِثْمِ وَٱلْعُدْوَٰنِ وَمَعْصِيَتِ ٱلرَّسُولِ وَتَنَٰجَوْا۟
بِٱلْبِرِّ وَٱلتَّقْوَىٰ ۖ وَٱتَّقُوا۟ ٱللَّهَ ٱلَّذِىٓ إِلَيْهِ تُحْشَرُونَ ﴿٩﴾ إِنَّمَا ٱلنَّجْوَىٰ
مِنَ ٱلشَّيْطَٰنِ لِيَحْزُنَ ٱلَّذِينَ ءَامَنُوا۟ وَلَيْسَ بِضَآرِّهِمْ شَيْـًٔا
إِلَّا بِإِذْنِ ٱللَّهِ ۚ وَعَلَى ٱللَّهِ فَلْيَتَوَكَّلِ ٱلْمُؤْمِنُونَ ﴿١٠﴾ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ
ءَامَنُوٓا۟ إِذَا قِيلَ لَكُمْ تَفَسَّحُوا۟ فِى ٱلْمَجَٰلِسِ فَٱفْسَحُوا۟ يَفْسَحِ
ٱللَّهُ لَكُمْ ۖ وَإِذَا قِيلَ ٱنشُزُوا۟ فَٱنشُزُوا۟ يَرْفَعِ ٱللَّهُ ٱلَّذِينَ ءَامَنُوا۟
مِنكُمْ وَٱلَّذِينَ أُوتُوا۟ ٱلْعِلْمَ دَرَجَٰتٍ ۚ وَٱللَّهُ بِمَا تَعْمَلُونَ خَبِيرٌ ﴿١١﴾

ang kanilang makakamtan.

5 Katotohanan, yaong mga sumusuway sa Allah at sa Kanyang Sugo, sila ay mawawalan ng dangal katulad ng pagkawala ng dangal ng mga (mamamayang) nauna sa kanila. At Aming ibinaba (ipinahayag) ang maliwanag na Ayat[1] (tanda). At sa kanila na Kafirun, isang kaabang-abang parusa ang kanilang makakamtan.

6 Sa Araw na yaon, na sila ay muling bubuhayin (ibabangong muli) ng Allah na sama-sama at ipababatid sa kanila ang lahat ng kanilang mga ginawa. Iningatan ito ng Allah at kinalimutan (naman) nila. At ang Allah ang saksi sa lahat ng bagay.

7 Hindi ba ninyo nakikita na batid ng Allah ang anumang nasa mga kalangitan at anumang nasa kalupaan? Walang anupamang Najwa (lihim na pag-uusap) ng tatlo na hindi Siya ang ika-apat sa kanila (ayon sa Kanyang Ganap na Kaalaman, samantalang Siya ay nasa kanyang Trono sa kaitaastaasang dako pa roon ng ikapitong kalangitan), gayon din naman ng lima, na hindi Siya ang ika-anim sa kanila, at gayon din naman kahit pa ang bilang nila ay kaunti o marami subali't Siya ay naroroon sa kanila saan mang pook sila naroroon. At pagkaraan nito, sa Araw ng Pagkabuhay Muli (Pagbabangong Muli) Kanyang ipababatid sa kanila ang anumang kanilang ginawa. Katotohanan, ang Allah ang Lubos na Maalam ng bawat bagay.

8 Hindi mo ba napapansin yaong (mga taong) pinagbawalang magdaos ng mga lihim na pag-uusap, subali't pagkaraan ay muling nanumbalik sa dating ipinagbawal sa kanila at sila ay nagsabwatan sa isa't isa sa mga gawaing makasalanan at (gawang) pagsuway sa Sugo? At kung sila ay lumipat sa iyo, ikaw ay binabati nila ng mga pagbating hindi tulad ng (paraan ng) pagbati ng Allah sa iyo. At sa kanilang mga sarili ay nagsasabi: "Bakit hindi pa kami parusahan ng Allah sa mga bagay na aming sinabi?" Sapat na sa kanila ang Impiyerno: sila ay masusunog doon. At sadyang napakasama ng gayong hantungan.

---

sa katotohanan ng Islam sanhi na rin ng kanilang kamangmangan, at pagiging mapagmalaki.

1 **Ayat** – ito ay isang salita sa wikang arabik na kadalasan ay tumutukoy sa mga tanda, kapahayagan, batas, aral at babala na ipinahihiwatig ng Allah sa tao upang magkaroon ng pagkakataon ma mag-isip, unawain at magnilay-nilay sa lahat ng oras. Maraming mga palatandaan o tanda ng maaring Makita sa ating mga sarili at maging sa kapaligiran ng nagbibigay pahiwatig na mayroong isang Makapangyarihang Diyos na dapat nating pag-ukulan ng pagsamba. Bukod sa mga tanda, mayroon ding mga aral at batas na isinasalaysay sa atin upang maging pamantayan natin sa pagtahak sa landas ng buhay. Ang mga kapahayagan naman ay nauukol sa mga banal na kasulatan na ipinagkatiwala sa mga Propeta at Sugo upang magbigay patunay tungkol sa katotohanan ng pagkakaroon ng Isang Diyos sa Siyang nagbigay buhay sa atin kalakip ng tamang pamamaraan ng buhay upang sa gayon makamtan ng bawa't tao ang magandang buhay pagkaraan ng kamatayan at ang mga babala naman ay upang maiwasan ang anumang kapahamakan hindi lamang sa makamundong buhay kundi higit sa lahat ang walang hanggang hantungan ng Impiyerno.

(9) O kayong Mananampalataya (mga Muslim)! Kung kayo man ay magdaos ng lihim na pag-uusap, huwag ninyong gawin ito para sa gawang makasalanan at kasamaan, at (gawang) pagsuway sa Sugo, bagkus ito ay inyong gawin sa (diwa ng) *Birr*[1] (ng kabutihan at kalinisan ng kalooban) at *Taqwa* (ng takot at kabanalan) at maging masunurin sa Allah (sapagka't) sa Kanya kayo ay muling pagtitipunin (na lahat).

(10) Katotohanan, ang mga Lihim na pag-uusap ay mula sa Satanas, upang siya ay maghasik ng katampalasanan sa mga mananampalataya, subali't wala siyang kapinsalaang magagawa sa kanila kahit na bahagya man lamang, maliban na ito ay pahintulutan ng Allah. At sa Allah, hayaang ang mga mananampalataya ay magtiwala (ng ganap).

(11) O kayong Mananampalataya (mga Muslim)! Kung kayo ay pag-utusan na magbigay ng sapat na kaluwagan sa mga (pook ng) pagtitipon (magsikalat kayo) at magbigay ng kaluwagan. Ang Allah ay magkakaloob sa inyo ng (sapat na) kaluwagan (mula sa Kanyang Awa). At kung kayo ay pag-utusang tumindig, magsitindig kayo (upang magkaroon ng sapat na kaluwagan sa pagtitipon). Itataas ng Allah sa antas ng karangalan yaong sa inyo ay (tunay na) mananampalataya at yaong pinagkalooban ng kaalaman. At ang Allah ang Ganap na Nakababatid ng lahat ninyong ginagawa.

---

1 **Al Birr**,. Ito ay isang katangian ng isang tunay na Muslim na kinabibilangan ng lahat ng uri ng kabaitan at pagsunod sa kautusan ng Allah na ipinag-aanyaya sa kapwa tao sa pamamagitan ng pagkakaroon ng kabanalan, pagiging matuwid at masunurin sa bawa't kautusan ng Allah. Batay sa ayah bilang 177 (ng Surah Baqarah) ang **Birr** ay (isang katangian na) maniwala sa Allah, at sa Huling Araw, sa mga Anghel, sa Aklat, sa mga Propeta at ang pamamahagi ng inyong yaman sa kabila ng pagmamahal dito para sa mga kamag-anakan, sa mga ulila at sa *Masakin* (ang mga dukha) at mga naglalakbay at yaong humihingi at pagpapalaya ng mga alipin, pagsasagawa ng pagdarasal at pagbibigay ng *Zakat* at tumutupad ng kanilang mga kasunduan at matiisin sa (panahon ng) labis na paghihikaos at (malubhang) karamdaman at sa panahon ng pakikipaglaban.

يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُوٓا۟ إِذَا نَٰجَيْتُمُ ٱلرَّسُولَ فَقَدِّمُوا۟ بَيْنَ يَدَىْ نَجْوَىٰكُمْ
صَدَقَةً ۚ ذَٰلِكَ خَيْرٌ لَّكُمْ وَأَطْهَرُ ۚ فَإِن لَّمْ تَجِدُوا۟ فَإِنَّ ٱللَّهَ غَفُورٌ رَّحِيمٌ
﴿١٢﴾ ءَأَشْفَقْتُمْ أَن تُقَدِّمُوا۟ بَيْنَ يَدَىْ نَجْوَىٰكُمْ صَدَقَٰتٍ ۚ فَإِذْ لَمْ تَفْعَلُوا۟
وَتَابَ ٱللَّهُ عَلَيْكُمْ فَأَقِيمُوا۟ ٱلصَّلَوٰةَ وَءَاتُوا۟ ٱلزَّكَوٰةَ وَأَطِيعُوا۟ ٱللَّهَ
وَرَسُولَهُۥ ۚ وَٱللَّهُ خَبِيرٌۢ بِمَا تَعْمَلُونَ ﴿١٣﴾ ۞ أَلَمْ تَرَ إِلَى ٱلَّذِينَ تَوَلَّوْا۟ قَوْمًا
غَضِبَ ٱللَّهُ عَلَيْهِم مَّا هُم مِّنكُمْ وَلَا مِنْهُمْ وَيَحْلِفُونَ عَلَى ٱلْكَذِبِ
وَهُمْ يَعْلَمُونَ ﴿١٤﴾ أَعَدَّ ٱللَّهُ لَهُمْ عَذَابًا شَدِيدًا ۖ إِنَّهُمْ سَآءَ مَا كَانُوا۟
يَعْمَلُونَ ﴿١٥﴾ ٱتَّخَذُوٓا۟ أَيْمَٰنَهُمْ جُنَّةً فَصَدُّوا۟ عَن سَبِيلِ ٱللَّهِ فَلَهُمْ
عَذَابٌ مُّهِينٌ ﴿١٦﴾ لَّن تُغْنِىَ عَنْهُمْ أَمْوَٰلُهُمْ وَلَآ أَوْلَٰدُهُم مِّنَ ٱللَّهِ
شَيْـًٔا ۚ أُو۟لَٰٓئِكَ أَصْحَٰبُ ٱلنَّارِ ۖ هُمْ فِيهَا خَٰلِدُونَ ﴿١٧﴾ يَوْمَ يَبْعَثُهُمُ
ٱللَّهُ جَمِيعًا فَيَحْلِفُونَ لَهُۥ كَمَا يَحْلِفُونَ لَكُمْ ۖ وَيَحْسَبُونَ أَنَّهُمْ عَلَىٰ شَىْءٍ ۚ أَلَآ
إِنَّهُمْ هُمُ ٱلْكَٰذِبُونَ ﴿١٨﴾ ٱسْتَحْوَذَ عَلَيْهِمُ ٱلشَّيْطَٰنُ فَأَنسَىٰهُمْ ذِكْرَ
ٱللَّهِ ۚ أُو۟لَٰٓئِكَ حِزْبُ ٱلشَّيْطَٰنِ ۚ أَلَآ إِنَّ حِزْبَ ٱلشَّيْطَٰنِ هُمُ ٱلْخَٰسِرُونَ
﴿١٩﴾ إِنَّ ٱلَّذِينَ يُحَآدُّونَ ٱللَّهَ وَرَسُولَهُۥٓ أُو۟لَٰٓئِكَ فِى ٱلْأَذَلِّينَ ﴿٢٠﴾
كَتَبَ ٱللَّهُ لَأَغْلِبَنَّ أَنَا۠ وَرُسُلِىٓ ۚ إِنَّ ٱللَّهَ قَوِىٌّ عَزِيزٌ ﴿٢١﴾

(12) O kayong Mananampalataya (mga Muslim)! Kung kayo ay sasangguni sa Sugo para sa inyong sariling kapakanan, gumugol ng anupaman sa kawanggawa bago ang inyong pansariling sangguni. Iyan ang mabuti at higit na dalisay para sa inyo. Nguni't, kung kayo ay walang matagpuan (na paraan upang isagawa ito), ang Allah ay Lagi nang Mapagpatawad, ang Maawain.

(13) Kayo ba ay nangagamba ng paggugol sa kawanggawa bago ang inyong pansariling sangguni (sa kanya)? At noong dati na hindi ninyo ito ginawa, kayo ay pinatawad ng Allah, samakatuwid, magsagawa kayo ng (kahit man lamang) pagdarasal at magbigay ng *Zakat* at maging masunurin sa Allah at sa Kanyang Sugo. At ang Allah ang nakababatid sa lahat ng inyong ginagawa.

(14) Hindi mo ba napapansin (O Muhammad) yaong mga (mapagkunwari na) nakikipagkaibigan sa mga taong kinakasuklaman ng Allah? Sila'y hindi nabibilang sa inyo (na mga Muslim)

لَّا تَجِدُ قَوْمًا يُؤْمِنُونَ بِٱللَّهِ وَٱلْيَوْمِ ٱلْـَٔاخِرِ يُوَآدُّونَ مَنْ
حَآدَّ ٱللَّهَ وَرَسُولَهُۥ وَلَوْ كَانُوٓا۟ ءَابَآءَهُمْ أَوْ أَبْنَآءَهُمْ
أَوْ إِخْوَٰنَهُمْ أَوْ عَشِيرَتَهُمْ ۚ أُو۟لَٰٓئِكَ كَتَبَ فِى قُلُوبِهِمُ
ٱلْإِيمَٰنَ وَأَيَّدَهُم بِرُوحٍ مِّنْهُ ۖ وَيُدْخِلُهُمْ جَنَّٰتٍ تَجْرِى
مِن تَحْتِهَا ٱلْأَنْهَٰرُ خَٰلِدِينَ فِيهَا ۚ رَضِىَ ٱللَّهُ عَنْهُمْ وَرَضُوا۟
عَنْهُ ۚ أُو۟لَٰٓئِكَ حِزْبُ ٱللَّهِ ۚ أَلَآ إِنَّ حِزْبَ ٱللَّهِ هُمُ ٱلْمُفْلِحُونَ ﴿٢٢﴾

ترتيبها ٥٩ — سُورَةُ الحَشۡرِ — آياتها ٢٤

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

سَبَّحَ لِلَّهِ مَا فِى ٱلسَّمَٰوَٰتِ وَمَا فِى ٱلْأَرْضِ ۖ وَهُوَ ٱلْعَزِيزُ ٱلْحَكِيمُ
﴿١﴾ هُوَ ٱلَّذِىٓ أَخْرَجَ ٱلَّذِينَ كَفَرُوا۟ مِنْ أَهْلِ ٱلْكِتَٰبِ مِن دِيَٰرِهِمْ
لِأَوَّلِ ٱلْحَشْرِ ۚ مَا ظَنَنتُمْ أَن يَخْرُجُوا۟ ۖ وَظَنُّوٓا۟ أَنَّهُم مَّانِعَتُهُمْ
حُصُونُهُم مِّنَ ٱللَّهِ فَأَتَىٰهُمُ ٱللَّهُ مِنْ حَيْثُ لَمْ يَحْتَسِبُوا۟ ۖ وَقَذَفَ
فِى قُلُوبِهِمُ ٱلرُّعْبَ ۚ يُخْرِبُونَ بُيُوتَهُم بِأَيْدِيهِمْ وَأَيْدِى ٱلْمُؤْمِنِينَ
فَٱعْتَبِرُوا۟ يَٰٓأُو۟لِى ٱلْأَبْصَٰرِ ﴿٢﴾ وَلَوْلَآ أَن كَتَبَ ٱللَّهُ عَلَيْهِمُ
ٱلْجَلَآءَ لَعَذَّبَهُمْ فِى ٱلدُّنْيَا ۖ وَلَهُمْ فِى ٱلْءَاخِرَةِ عَذَابُ ٱلنَّارِ ﴿٣﴾

gayundin naman sila (na mga Hudyo) sa inyo, at sila ay sumusumpa ng isang kasinungalingan samantalang kanilang nalalaman (ang katotohanan).

(15) Ang Allah ay naglaan sa kanila ng isang mahapding (masakit na) parusa: Katotohanan, ang kasamaan (kabuktutan at katampalasanan) ang siyang palagian nilang ginagawa.

(16) Ang kanilang mga panunumpa (o pagsaksi) ay ginawa nilang kubli (sa kanilang mga kabuktutang gawa): Magkagayon, kanilang hinahadlangan (ang mga tao) tungo sa landas ng Allah: kaya't sila ay magkakamit ng kaaba-abang parusa.

(17) Hindi makapagbibigay sa kanila ng anupamang kapakinabangan kahit kaunti ang kanilang yaman at mga anak mula sa (mga kaparusahan ng) Allah. Sila ang mga mananahan sa Apoy upang mamalagi roon magpakailanman!

(18) Sa araw na yaon, kung sila ay bubuhaying muli (ibabangong muli) ng Allah (para sa pagtutuos ng kanilang mga gawa): sa gayon, sila ay manunumpa sa Kanya tulad ng kanilang ginagawang panunumpa sa iyo; at sila ay nag-aakala na sila ay mayroong bagay na pinanghahawakan (upang iharap). Katotohanan, sila ay mga sinungaling!

(19) Sila ay pinangimbabawan (nilukuban) ng Satanas. Kaya't nagawa ng Satanas na sila ay makalimot sa pagbibigay ala-ala sa Allah. Sila yaong mga kampon ng Satanas. Katotohanan, silang mga kampon ng Satanas ang mga (bigong) nawalan (talunan).

(20) Yaong sumusuway sa Allah at sa Kanyang Sugo, sila ay kabilang sa mga pinakamababa (at pinakaaba o hamak na nilalang),

(21) Ang Allah ay nagtakda: "Katotohanan, Ako (ang Allah) at ang Aking mga Sugo ang magsisitagumpay".
(Sapagka't) Katotohanan, ang Allah ang (Siyang) Ganap na Mananaig (Malakas), ang Ganap na Makapangyarihan.

(22) Hindi mo (O Muhammad) matatagpuan sa mga tao na naniniwala sa Allah at sa Huling Araw, na nakikipagkaibigan sa mga sumusuway sa Allah at sa Kanyang Sugo, maging sila man ay kanilang mga ama o kanilang mga anak o kanilang mga kapatid o kamag-anakan. Pinagtibay ng Allah sa kanilang puso ang Pananampalataya (Iman) at binigyan ng lakas mula sa Kanya. At sila ay Kanyang tatanggapin sa mga Hardin (ng Paraiso) na sa ilalim nito ay may mga ilog na umaagos, sila ay mamamalagi roon magpakailanman. Ang Allah ay lubos na nalulugod sa kanila, at sila rin naman sa Kanya. Sila yaong mga (kaanib) pangkat ng Allah. Katotohanan, yaong mga (kaanib) pangkat ng Allah ang magtatamasa ng tagumpay.

## Surah Al-Hashr

Ang Pagtitipon

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

(1) Lumuluwalhati sa Allah ang anumang nasa mga kalangitan at anumang nasa kalupaan. At ang Allah ang Ganap na Makapangyarihan, ang Tigib ng Karunungan.

(2) Siya ang nagtaboy sa Kafirun na kabilang

ذَٰلِكَ بِأَنَّهُمْ شَآقُّوا۟ ٱللَّهَ وَرَسُولَهُۥ ۖ وَمَن يُشَآقِّ ٱللَّهَ فَإِنَّ ٱللَّهَ شَدِيدُ
ٱلْعِقَابِ ﴿٤﴾ مَا قَطَعْتُم مِّن لِّينَةٍ أَوْ تَرَكْتُمُوهَا قَآئِمَةً
عَلَىٰٓ أُصُولِهَا فَبِإِذْنِ ٱللَّهِ وَلِيُخْزِىَ ٱلْفَٰسِقِينَ ﴿٥﴾ وَمَآ أَفَآءَ ٱللَّهُ
عَلَىٰ رَسُولِهِۦ مِنْهُمْ فَمَآ أَوْجَفْتُمْ عَلَيْهِ مِنْ خَيْلٍ وَلَا رِكَابٍ
وَلَٰكِنَّ ٱللَّهَ يُسَلِّطُ رُسُلَهُۥ عَلَىٰ مَن يَشَآءُ ۚ وَٱللَّهُ عَلَىٰ كُلِّ شَىْءٍ
قَدِيرٌ ﴿٦﴾ مَّآ أَفَآءَ ٱللَّهُ عَلَىٰ رَسُولِهِۦ مِنْ أَهْلِ ٱلْقُرَىٰ فَلِلَّهِ وَلِلرَّسُولِ
وَلِذِى ٱلْقُرْبَىٰ وَٱلْيَتَٰمَىٰ وَٱلْمَسَٰكِينِ وَٱبْنِ ٱلسَّبِيلِ كَىْ لَا يَكُونَ
دُولَةًۢ بَيْنَ ٱلْأَغْنِيَآءِ مِنكُمْ ۚ وَمَآ ءَاتَىٰكُمُ ٱلرَّسُولُ فَخُذُوهُ وَمَا
نَهَىٰكُمْ عَنْهُ فَٱنتَهُوا۟ ۚ وَٱتَّقُوا۟ ٱللَّهَ ۖ إِنَّ ٱللَّهَ شَدِيدُ ٱلْعِقَابِ ﴿٧﴾
لِلْفُقَرَآءِ ٱلْمُهَٰجِرِينَ ٱلَّذِينَ أُخْرِجُوا۟ مِن دِيَٰرِهِمْ وَأَمْوَٰلِهِمْ
يَبْتَغُونَ فَضْلًا مِّنَ ٱللَّهِ وَرِضْوَٰنًا وَيَنصُرُونَ ٱللَّهَ وَرَسُولَهُۥٓ ۚ أُو۟لَٰٓئِكَ
هُمُ ٱلصَّٰدِقُونَ ﴿٨﴾ وَٱلَّذِينَ تَبَوَّءُو ٱلدَّارَ وَٱلْإِيمَٰنَ مِن قَبْلِهِمْ
يُحِبُّونَ مَنْ هَاجَرَ إِلَيْهِمْ وَلَا يَجِدُونَ فِى صُدُورِهِمْ حَاجَةً
مِّمَّآ أُوتُوا۟ وَيُؤْثِرُونَ عَلَىٰٓ أَنفُسِهِمْ وَلَوْ كَانَ بِهِمْ خَصَاصَةٌ ۚ
وَمَن يُوقَ شُحَّ نَفْسِهِۦ فَأُو۟لَٰٓئِكَ هُمُ ٱلْمُفْلِحُونَ ﴿٩﴾

sa Angkan ng Kasulatan[1] mula sa kanilang mga tahanan sa unang pagkikipagtagpo. Hindi ninyo akalain na sila ay makalalayas. At sila ay nag-aakala na ang kanilang tanggulang moog ay makapagtatanggol sa kanila mula sa (kaparusahan ng) Allah! Nguni't, ang parusa ng Allah ay umabot sa kanila ng hindi nila inaasahan, at kanyang inihasik ang sindak (matinding takot) sa kanilang mga puso upang wasakin ang kanilang mga sariling tahanan mula sa kanilang mga sariling kamay at sa mga kamay ng mga mananampalataya. Kaya't, magsilbing aral ang babalang ito sa inyo, O kayong may mga mata (na nakakikita).

3 At kung hindi lamang na itinakda ng Allah na sila ay itapon (sa ibang lupain), katiyakang sila ay naparusahan Niya sa mundong ito. At sa kabilang buhay, makamtan nila ang parusa ng Apoy.

4 Ito ay sanhi ng kanilang pagsuway sa Allah at sa Kanyang Sugo, at sinuman ang sumuway sa Allah, katotohanan, ang Allah ay mahigpit sa Kanyang parusa.

5 Anuman (o mga Muslim!) ang inyong tinigpas sa mga puno ng datiles (ng inyong mga kaaway), o di kaya ay hinayaang nakatindig sa kanilang mga puno, ito ay kapahintulutan ng Allah, upang sakali ay bigyan Niya ng kahihiyan ang *Fasiqun* (mga taong mapanghimagsik at suwail sa Allah).

6 At anuman ang ipinagkaloob ng Allah bilang *Fai*[2] sa Kanyang Sugo mula sa kanila, ito ay sa dahilang hindi kayo nagkaroon ng pakikipagdigma sa pamamagitan ng paggamit ng mga kabayo o kamelyo. Nguni't, ang Allah ay nagbigay ng kapangyarihan sa Kanyang mga Sugo nang higit sa sinumang Kanyang naisin. At ang Allah ang may Ganap na kakayahang gawin ang lahat ng bagay.

7 Kung anuman ang ipinagkaloob ng Allah sa Kanyang Sugo bilang Fai mula sa mga taong – bayan – ito ay para sa Allah at sa Kanyang Sugo, at sa kanyang mga kamag-anakan at ulila, sa mga kapus-palad at mga naglalakbay na kinapos ng panustos sa daan *(Ibnu Sabil)* upang sa gayon, ito ay hind imaging yamang gagamitin ng mga nakaririwasa sa inyo. Kaya't anumang itagubilin sa inyo ng Sugo, ito ay inyong tanggapin at anuman ang kanyang ipagbawal sa inyo, ito ay inyong iwasan. At matakot sa Allah; sapagka't ang Allah ay mahigpit sa parusa.

8 (At may kaukulan ding bahagi ng *Fai*) Sa mga mahihirap na Muhajir (mga Muslim na nagsilikas patungong Madinah) na itinaboy mula sa kani-kanilang tahanan at iniwan ang mga ari-arian, upang hanapin at makamtan ang pagmamahal ng Allah at bigyan Siya ng kasiyahan, at nakipagtulungan sa Allah at sa Kanyang Sugo (upang palaganapin ang Kanyang relihiyon); Sila yaong tunay na makatotohanan (sa anumang kanilang sinasabi).

9 At (may nakalaang bahagi din) sa mga naunang manirahan (sa Madina) at yumakap sa pananampalataya, minamahal nila yaong nagsilikas patungo sa kanila, at walang

---

1 Ang mga Hudyo ng Tribu ng Banu An-Nadir.

2 Ang **Fai** ay binubuo ng lahat ng bagay na maaring kuhanin sa mga kaaway ng Muslim na hindi naman humantong sa pakikipagdigmaan.

وَالَّذِينَ جَآءُو مِنۢ بَعۡدِهِمۡ يَقُولُونَ رَبَّنَا ٱغۡفِرۡ لَنَا
وَلِإِخۡوَٰنِنَا ٱلَّذِينَ سَبَقُونَا بِٱلۡإِيمَٰنِ وَلَا تَجۡعَلۡ فِي قُلُوبِنَا
غِلّٗا لِّلَّذِينَ ءَامَنُواْ رَبَّنَآ إِنَّكَ رَءُوفٞ رَّحِيمٌ ١٠ ۞ أَلَمۡ تَرَ إِلَى
ٱلَّذِينَ نَافَقُواْ يَقُولُونَ لِإِخۡوَٰنِهِمُ ٱلَّذِينَ كَفَرُواْ مِنۡ أَهۡلِ
ٱلۡكِتَٰبِ لَئِنۡ أُخۡرِجۡتُمۡ لَنَخۡرُجَنَّ مَعَكُمۡ وَلَا نُطِيعُ فِيكُمۡ
أَحَدًا أَبَدٗا وَإِن قُوتِلۡتُمۡ لَنَنصُرَنَّكُمۡ وَٱللَّهُ يَشۡهَدُ إِنَّهُمۡ لَكَٰذِبُونَ
١١ لَئِنۡ أُخۡرِجُواْ لَا يَخۡرُجُونَ مَعَهُمۡ وَلَئِن قُوتِلُواْ لَا يَنصُرُونَهُمۡ
وَلَئِن نَّصَرُوهُمۡ لَيُوَلُّنَّ ٱلۡأَدۡبَٰرَ ثُمَّ لَا يُنصَرُونَ ١٢
لَأَنتُمۡ أَشَدُّ رَهۡبَةٗ فِي صُدُورِهِم مِّنَ ٱللَّهِۚ ذَٰلِكَ بِأَنَّهُمۡ قَوۡمٞ
لَّا يَفۡقَهُونَ ١٣ لَا يُقَٰتِلُونَكُمۡ جَمِيعًا إِلَّا فِي قُرٗى
مُّحَصَّنَةٍ أَوۡ مِن وَرَآءِ جُدُرِۭۚ بَأۡسُهُم بَيۡنَهُمۡ شَدِيدٞۚ تَحۡسَبُهُمۡ
جَمِيعٗا وَقُلُوبُهُمۡ شَتَّىٰۚ ذَٰلِكَ بِأَنَّهُمۡ قَوۡمٞ لَّا يَعۡقِلُونَ ١٤
كَمَثَلِ ٱلَّذِينَ مِن قَبۡلِهِمۡ قَرِيبٗاۖ ذَاقُواْ وَبَالَ أَمۡرِهِمۡ وَلَهُمۡ عَذَابٌ
أَلِيمٞ ١٥ كَمَثَلِ ٱلشَّيۡطَٰنِ إِذۡ قَالَ لِلۡإِنسَٰنِ ٱكۡفُرۡ فَلَمَّا كَفَرَ
قَالَ إِنِّي بَرِيٓءٞ مِّنكَ إِنِّيٓ أَخَافُ ٱللَّهَ رَبَّ ٱلۡعَٰلَمِينَ ١٦

paninibughong nadarama sa kanilang kalooban hinggil sa anumang (bagay na) ipinagkaloob sa kanila (mula sa labi ng [tribu ng] Banu An-Nadir), at sila ay nagparaya sa kanila (mga *Muhajir*) nang higit sa kanilang mga sarili bagama't sila ay nagdaranas ng paghihikaos. At sinuman ang nakaligtas laban sa sariling kasakiman ay katiyakang sila yaong magtatagumpay.

10 At yaong (sumunod na mga muslim) na dumating pagkaraan nila ay nagssabi: "O Aming *Rabb*[1] (Panginoon)! Patawarin Ninyo kami at yaong aming mga kapatid na naunang tumanggap ng pananampalataya at huwag Mong itanim sa aming mga puso ang anumang pagkamuhi laban sa kanila na nanampalataya. "O, aming *Rabb*! Tunay ngang Ikaw ang Lubos sa Kabaitan, ang Maawain."

11 Hindi mo ba napagmamasdan (O, Muhammad!) ang mga mapagkunwari na nagsasabi sa kanilang mga kaibigan mula sa Angkan ng Kasulatan na *Kafirun*: "Kung kayo ay itinaboy, katiyakang kami rin ay kasama ninyong lalayo at hindi kami susunod sa sinumang laban sa inyo; at kung kayo ay lusubin (sa pakikipaglaban), kami ay tiyak na tutulong sa inyo." Subali't saksi ang Allah na sila ay tunay na mga sinungaling.

12 Katiyakan, kung sila (mga Hudyo) ay itaboy, kailanman, sila (na mga mapagkunwari) ay hindi sasama sa kanila, at kung sila'y lusubin (sa labanan), sila (na mga mapagkunwari) ay hindi kailanman tutulong sa kanila. At (kahit pa) na sila ay tutulong sa kanila, sila ay magsisitalikod (rin), at sila ay hindi magtatagumpay.

13 Katotohanan, kayo (na mananampalataya sa Kaisahan ng Allah) ay higit nilang pinangangambahan sa kanilang dibdib kaysa sa pangamba nila sa Allah. Ito ay sa dahilang sila ay mga taong kapos sa pang-unawa (tungkol sa Kadakilaan at Kapangyarihan ng Allah).

14 Sila ay hindi makikipaglaban sa inyo kahit na sila ay magkakasama maliban kung sila ay nasa mga bayang may matibay na tanggulan, o sila ay nasa mga kinukubling moog. Ang pagkamuhi nila sa kani-kanilang sarili ay

---

1 **Rabb** (Panginoon) Bagamat madalas gamitin ang salitang Panginoon sa pagsasalin ng salitang **Rabb**, itoy hindi sapat o ganap ang kahulugan sapagka't ang **Rabb** sa wikang arabik ay malawak ang kahulugan. Tinatawag na **Rabb** ang Allah sapagka't Siya ang tanging nagmamay-ari ng Kapangyarihang Lumikha at Kautusan. Ang Allah ang nagbigay ng kakayahan sa lahat ng bagay upang gumalaw, lumaki, magbago at umunlad. Siya ang Panginoon na walang kapantay sa Kanyang Kapamahalaan, Kadakilaan, Kataas-kataasan at Kapangyarihan. Siya ang Tanging Tagapanustos at Tagapangalaga ng lahat ng nilikha. Ang salitang **Panginoon** ay karaniwang ginagamit bilang paggalang sa isang guro, pinuno (mga dugong bughaw – sa wikang Ingles ay /Royal Family). Kaya, minabuti ng tagasalin sa tagalong na gamitin ang salitang arabik na **Rabb** at dinugtungan at iikinabit ang (Panginoon) upang maunawaan ng sinumang mambabasa. Mababasa lamang ang katagang **Rabb** na sinudan nang may panaklong na katagang (Panginoon) sa mga unang ayat ng naturang **Ju'zu** at Surah ng Qur'an.

فَكَانَ عَٰقِبَتَهُمَآ أَنَّهُمَا فِي ٱلنَّارِ خَٰلِدَيۡنِ فِيهَاۚ وَذَٰلِكَ جَزَٰٓؤُاْ
ٱلظَّٰلِمِينَ ١٧ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱتَّقُواْ ٱللَّهَ وَلۡتَنظُرۡ
نَفۡسٞ مَّا قَدَّمَتۡ لِغَدٖۖ وَٱتَّقُواْ ٱللَّهَۚ إِنَّ ٱللَّهَ خَبِيرُۢ بِمَا تَعۡمَلُونَ
١٨ وَلَا تَكُونُواْ كَٱلَّذِينَ نَسُواْ ٱللَّهَ فَأَنسَىٰهُمۡ أَنفُسَهُمۡۚ أُوْلَٰٓئِكَ
هُمُ ٱلۡفَٰسِقُونَ ١٩ لَا يَسۡتَوِيٓ أَصۡحَٰبُ ٱلنَّارِ وَأَصۡحَٰبُ
ٱلۡجَنَّةِۚ أَصۡحَٰبُ ٱلۡجَنَّةِ هُمُ ٱلۡفَآئِزُونَ ٢٠ لَوۡ أَنزَلۡنَا هَٰذَا
ٱلۡقُرۡءَانَ عَلَىٰ جَبَلٖ لَّرَأَيۡتَهُۥ خَٰشِعٗا مُّتَصَدِّعٗا مِّنۡ خَشۡيَةِ
ٱللَّهِۚ وَتِلۡكَ ٱلۡأَمۡثَٰلُ نَضۡرِبُهَا لِلنَّاسِ لَعَلَّهُمۡ يَتَفَكَّرُونَ
٢١ هُوَ ٱللَّهُ ٱلَّذِي لَآ إِلَٰهَ إِلَّا هُوَۖ عَٰلِمُ ٱلۡغَيۡبِ وَٱلشَّهَٰدَةِۖ
هُوَ ٱلرَّحۡمَٰنُ ٱلرَّحِيمُ ٢٢ هُوَ ٱللَّهُ ٱلَّذِي لَآ إِلَٰهَ إِلَّا هُوَ
ٱلۡمَلِكُ ٱلۡقُدُّوسُ ٱلسَّلَٰمُ ٱلۡمُؤۡمِنُ ٱلۡمُهَيۡمِنُ ٱلۡعَزِيزُ
ٱلۡجَبَّارُ ٱلۡمُتَكَبِّرُۚ سُبۡحَٰنَ ٱللَّهِ عَمَّا يُشۡرِكُونَ
٢٣ هُوَ ٱللَّهُ ٱلۡخَٰلِقُ ٱلۡبَارِئُ ٱلۡمُصَوِّرُۖ لَهُ ٱلۡأَسۡمَآءُ ٱلۡحُسۡنَىٰۚ
يُسَبِّحُ لَهُۥ مَا فِي ٱلسَّمَٰوَٰتِ وَٱلۡأَرۡضِۖ وَهُوَ ٱلۡعَزِيزُ ٱلۡحَكِيمُ ٢٤

آياتها ١٣ سُورَةُ ٱلۡمُمۡتَحَنَةِ ترتيبها ٦٠

sadyang masidhi. Na inyong aakalain na sila ay nagkakaisa nguni't, ang kanilang mga puso ay watak-watak. Sapagka't, sila ay mga taong walang pang-unawa.
15 Ang kahalintulad nila ay yaong (mga taong) huling sinundan nila (ang mga Hudyo [ng tribu] ng Banu Qainuqa) at kanilang nalasap ang masamang bunga ng kanilang mga gawa, at (sakabilang buhay) makakamtan nila ang mahapding parusa.
16 (Ang kanilang kasamahan ay luminlang sa kanila), katulad ng *Satanas* nang siya ay magsabi sa tao: "Suwayin mo ang Allah", Nguni't, nang (ang tao ay) sumuway sa Allah, ang Satanas ay nagsabi: "wala akong pakialam sa iyo (O, tao) at ako ay natatakot sa Allah, ang *Rabb* ng lahat ng nilikha!"
17 Kaya, kapwa naging wakas nila ay ang Apoy, sila ay mananatili roon magpakailanman. Ito ang kabayaran sa *Zalimun*[1].
18 O kayong Mananampalataya (mga Muslim)! Matakot sa Allah, at maging masunurin sa Kanya. At hayaan ang bawat tao na hanapin kung ano ang naghihintay para sa kanya sa kinabukasan at matakot sa Allah. Katotohanan, ang Allah ang ganap na nakababatid sa lahat ng inyong ginagawa.
19 At huwag ninyong pamarisan yaong mga taong nakalimot sa Allah, at Kanya ring pinangyaring kalimutan ang kanilang mga sarili (kaluluwa)! Sila yaong *Fasiqun*[2] (mapanghimagsik, mapagmalabis at suwail).
20 Hindi magkatulad ang mga mananahan sa Apoy (Impiyerno) at ang mananahan sa Hardin (Paraiso): Yaong mga mananahan sa Hardin ang (tunay na) magsisipagtagumpay.
21 Kung Amin lamang ipinadala (ipinahayag) itong Qur'an sa (ibabaw ng) kabundukan, katiyakang inyong matatanaw ang pagpapakumbaba ng sarili nito at nangapupunit ito nang dahil sa takot sa Allah. Ito ay mga paghahalintulad lamang na Aming ibinigay sa sangkatauhan upang sila ay (matutong) mag-isip.
22 Siya ang Allah, walang ibang (tunay na) Diyos na dapat sambahin maliban sa Kanya. Ang Lubos na Maalam ng lahat ng (bagay na) lingid man at hayag. Siya ang Mahabagin, ang Maawain.
23 Siya ang Allah, walang ibang (tunay na) Diyos na dapat sambahin maliban sa Kanya. Ang Tanging Hari, ang Banal, ang (pinagmumulan) ng Kapayapaan, ang Tagapagbigay ng Kapanatagan, ang Tagapagmasid ng lahat ng Kanyang nilikha, ang Ganap na Makapangyariyan, ang di Mapaglalabanan, ang Matayog. Luwalhati sa Allah. (Higit Siyang) Mataas sa lahat ng iniuugnay bilang kasama o katambal Niya.
24 Siya ang Allah, ang Tagapaglikha, ang Tagapagsimula ng lahat ng bagay, ang

---

1 **Zalimun.** Ito ay isang salita mula sa wikang arabik na tumutukoy sa lahat ng taong makasalanan, mapaggawa ng katampalasanan sa pamamagitan ng pang-aabuso, pang-aapi sa kapwa, at suwail na lumalabag sa hangganang kautusan ng Allah. Sila na kung ipagkaloob sa kanila ang kapangyarihan ay mapaniil na umaalipin sa mga mahihinang tao.
2 **Fasiqun.** Sila ang mga taong mapaghimagsik laban sa Allah. Sila ay mga suwail na palagiang sumusuway sa mga kautusan ng Allah.

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ لَا تَتَّخِذُواْ عَدُوِّي وَعَدُوَّكُمۡ أَوۡلِيَآءَ تُلۡقُونَ
إِلَيۡهِم بِٱلۡمَوَدَّةِ وَقَدۡ كَفَرُواْ بِمَا جَآءَكُم مِّنَ ٱلۡحَقِّ يُخۡرِجُونَ ٱلرَّسُولَ
وَإِيَّاكُمۡ أَن تُؤۡمِنُواْ بِٱللَّهِ رَبِّكُمۡ إِن كُنتُمۡ خَرَجۡتُمۡ جِهَٰدٗا فِي سَبِيلِي
وَٱبۡتِغَآءَ مَرۡضَاتِيۚ تُسِرُّونَ إِلَيۡهِم بِٱلۡمَوَدَّةِ وَأَنَا۠ أَعۡلَمُ بِمَآ أَخۡفَيۡتُمۡ
وَمَآ أَعۡلَنتُمۡۚ وَمَن يَفۡعَلۡهُ مِنكُمۡ فَقَدۡ ضَلَّ سَوَآءَ ٱلسَّبِيلِ ١ إِن
يَثۡقَفُوكُمۡ يَكُونُواْ لَكُمۡ أَعۡدَآءٗ وَيَبۡسُطُوٓاْ إِلَيۡكُمۡ أَيۡدِيَهُمۡ وَأَلۡسِنَتَهُم
بِٱلسُّوٓءِ وَوَدُّواْ لَوۡ تَكۡفُرُونَ ٢ لَن تَنفَعَكُمۡ أَرۡحَامُكُمۡ وَلَآ أَوۡلَٰدُكُمۡۚ
يَوۡمَ ٱلۡقِيَٰمَةِ يَفۡصِلُ بَيۡنَكُمۡۚ وَٱللَّهُ بِمَا تَعۡمَلُونَ بَصِيرٞ ٣ قَدۡ
كَانَتۡ لَكُمۡ أُسۡوَةٌ حَسَنَةٞ فِيٓ إِبۡرَٰهِيمَ وَٱلَّذِينَ مَعَهُۥٓ إِذۡ قَالُواْ لِقَوۡمِهِمۡ
إِنَّا بُرَءَٰٓؤُاْ مِنكُمۡ وَمِمَّا تَعۡبُدُونَ مِن دُونِ ٱللَّهِ كَفَرۡنَا بِكُمۡ وَبَدَا بَيۡنَنَا
وَبَيۡنَكُمُ ٱلۡعَدَٰوَةُ وَٱلۡبَغۡضَآءُ أَبَدًا حَتَّىٰ تُؤۡمِنُواْ بِٱللَّهِ وَحۡدَهُۥٓ إِلَّا
قَوۡلَ إِبۡرَٰهِيمَ لِأَبِيهِ لَأَسۡتَغۡفِرَنَّ لَكَ وَمَآ أَمۡلِكُ لَكَ مِنَ ٱللَّهِ مِن شَيۡءٖۖ
رَّبَّنَا عَلَيۡكَ تَوَكَّلۡنَا وَإِلَيۡكَ أَنَبۡنَا وَإِلَيۡكَ ٱلۡمَصِيرُ ٤ رَبَّنَا لَا تَجۡعَلۡنَا
فِتۡنَةٗ لِّلَّذِينَ كَفَرُواْ وَٱغۡفِرۡ لَنَا رَبَّنَآۖ إِنَّكَ أَنتَ ٱلۡعَزِيزُ ٱلۡحَكِيمُ ٥

Tagapagbigay ng Hubog (o Hugis, Anyo). Sa Kanya ang pagmamay-ari ng pinakamagandang Pangalan. Lahat ng nasa mga kalangitan at ng kalupaan ay lumuluwalhati sa Kanya. At Siya ang Ganap na Makapangyarihan, ang Tigib ng Karunungan.

## Surah Al-Muntahanah

Ang (Babaeng) Susuriin

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 O kayong Mananampalataya (mga Muslim)! Huwag ninyong ituring ang Aking mga kaaway at inyong mga kaaway bilang mga kaibigan (o tagapagtanggol), (Maari bang) kayo ay magpamalas sa kanila ng pagmamahal samantalang sila ay nagtakwil sa katotohanang dumating sa inyo at (bilang pagsalungat ay) nagtaboy sa Sugo at sa inyo (mula sa inyong mga tahanan) nang dahil (lamang) sa inyong pananampalataya sa Allah sa Siya ninyong (tanging) *Rabb* (Panginoon). Kung kayo ay naparito upang magsikhay sa Aking Landas at hanapin ang Aking Mabuting Kasiyahan, (samakatuwid, huwag kayong magpamalas ng pakikipagkaibigan sa kanila). Inyong inililihim ang pakikipagkaibigan sa kanila samantalang Aking nababatid nang ganap kung ano ang inyong inililihim at kung ano ang inyong inihahayag. At sinuman sa inyo (mga Muslim) ang gumawa ng gayon, tunay na siya ay naligaw (ng malayo) mula sa Tuwid na Landas.

2 Kung magawa man nilang kayo ay mapangimbabawan (o magapi), sila ay mag-aasal sa inyo bilang inyong mga kaaway, at kanilang iuunat ang kanilang mga bisig at kanilang mga dila laban sa inyo nang may kasamaan, at sila ay magnanasang kayo ay magtakwil (sa katotohanan).

3 Walang kapakinabangan (na maidudulot sa inyo) ang inyong mga kamag-anak at maging ang inyong mga anak sa Araw ng Pagkabuhay Muli (laban sa Allah). Siya (Allah) ang maghahatol sa pagitan ninyo. At ang Allah ang ganap na Nakakikita sa lahat ng inyong mga ginagawa.

4 Tunay na mayroong isang pinagkakapuring halimbawa para sa inyo (upang inyong pamarisan) sa (katauhan ni) Abraham at yaong kanyang mga kasamahan, nang kanilang sabihin sa kanilang sariling mga mamamayan: "Katotohanan, kami ay walang kinalaman sa inyo at sa anupamang inyong sinasamba bukod sa Allah: kayo ay aming tinalikdan at yaon ang sanhi ng namuong poot at galit sa pagitan natin hanggang hindi kayo manampalataya sa Allah lamang" --- maliban sa sinabi ni Abraham sa kanyang ama: "Katotohanan, ako ay magsusumamo sa Allah para sa iyong kapatawaran, nguni't ako ay walang kapangyarihan na gawin ang anumang bagay para sa iyo sa harap ng Allah". "O aking *Rabb*, sa Iyo lamang kami (ganap na) nagtitiwala at sa Iyo (lamang) kami nagbabalik-loob sa pagsisisi at sa Iyo (lamang) ang (aming) Huling Pagbabalik.

5 "O Aming *Rabb*! Huwag Ninyo kaming gawin bilang pagsubok sa kanila na nagtakwil sa pananampalataya (*Kafirun*), at kami ay Inyong patawarin. O, Aming *Rabb*! Katotohanan, Tanging Ikaw lamang ang Ganap na Makapangyarihan, ang Tigib ng Karunungan."

لَقَدْ كَانَ لَكُمْ فِيهِمْ أُسْوَةٌ حَسَنَةٌ لِّمَن كَانَ يَرْجُوا اللَّهَ وَالْيَوْمَ الْآخِرَ
وَمَن يَتَوَلَّ فَإِنَّ اللَّهَ هُوَ الْغَنِيُّ الْحَمِيدُ ﴿٦﴾ ۞ عَسَى اللَّهُ أَن يَجْعَلَ
بَيْنَكُمْ وَبَيْنَ الَّذِينَ عَادَيْتُم مِّنْهُم مَّوَدَّةً ۚ وَاللَّهُ قَدِيرٌ ۚ وَاللَّهُ غَفُورٌ رَّحِيمٌ
﴿٧﴾ لَّا يَنْهَاكُمُ اللَّهُ عَنِ الَّذِينَ لَمْ يُقَاتِلُوكُمْ فِي الدِّينِ وَلَمْ يُخْرِجُوكُم
مِّن دِيَارِكُمْ أَن تَبَرُّوهُمْ وَتُقْسِطُوا إِلَيْهِمْ ۚ إِنَّ اللَّهَ يُحِبُّ الْمُقْسِطِينَ
﴿٨﴾ إِنَّمَا يَنْهَاكُمُ اللَّهُ عَنِ الَّذِينَ قَاتَلُوكُمْ فِي الدِّينِ وَأَخْرَجُوكُم
مِّن دِيَارِكُمْ وَظَاهَرُوا عَلَىٰ إِخْرَاجِكُمْ أَن تَوَلَّوْهُمْ ۚ وَمَن يَتَوَلَّهُمْ فَأُولَٰئِكَ
هُمُ الظَّالِمُونَ ﴿٩﴾ يَا أَيُّهَا الَّذِينَ آمَنُوا إِذَا جَاءَكُمُ الْمُؤْمِنَاتُ
مُهَاجِرَاتٍ فَامْتَحِنُوهُنَّ ۖ اللَّهُ أَعْلَمُ بِإِيمَانِهِنَّ ۖ فَإِنْ عَلِمْتُمُوهُنَّ مُؤْمِنَاتٍ
فَلَا تَرْجِعُوهُنَّ إِلَى الْكُفَّارِ ۖ لَا هُنَّ حِلٌّ لَّهُمْ وَلَا هُمْ يَحِلُّونَ لَهُنَّ ۖ وَآتُوهُم
مَّا أَنفَقُوا ۚ وَلَا جُنَاحَ عَلَيْكُمْ أَن تَنكِحُوهُنَّ إِذَا آتَيْتُمُوهُنَّ أُجُورَهُنَّ ۚ
وَلَا تُمْسِكُوا بِعِصَمِ الْكَوَافِرِ وَاسْأَلُوا مَا أَنفَقْتُمْ وَلْيَسْأَلُوا مَا أَنفَقُوا ۚ
ذَٰلِكُمْ حُكْمُ اللَّهِ ۖ يَحْكُمُ بَيْنَكُمْ ۚ وَاللَّهُ عَلِيمٌ حَكِيمٌ ﴿١٠﴾ وَإِن فَاتَكُمْ
شَيْءٌ مِّنْ أَزْوَاجِكُمْ إِلَى الْكُفَّارِ فَعَاقَبْتُمْ فَآتُوا الَّذِينَ ذَهَبَتْ
أَزْوَاجُهُم مِّثْلَ مَا أَنفَقُوا ۚ وَاتَّقُوا اللَّهَ الَّذِي أَنتُم بِهِ مُؤْمِنُونَ ﴿١١﴾

(6) Katiyakan, mayroong isang ipinagkakapuring halimbawa sa kanila para inyong sundin, silang (tapat) na umaasa (sa pakikipagharap) sa Allah at sa Huling Araw. At sinuman ang tumalikod, magkagayon, katotohanang ang Allah ay Malaya sa anupamang pangangailangan, (Siya) ang tanging karapat-dapat (pag-ukulan) ng lahat ng papuri.
(7) Maaring ipagkaloob ng Allah ang (diwa ng) pagkakaibigan sa pagitan ninyo at silang itinuturing ninyo bilang inyong mga kaaway. At ang Allah ang may kapangyarihan (sa lahat ng bagay), at ang Allah ay Lagi nang Mapagpatawad, ang Maawain.
(8) Hindi kayo pinagbabawalan ng Allah na makipag-ugnayan nang makatarungan at may kabaitan sa kanila na hindi nakikipaglaban [umuusig] (o tumutuligsa) sa inyo nang dahil sa inyong relihiyon at maging yaong hindi nagtataboy sa inyo mula sa inyong mga tahanan. Katotohanan, minamahal ng Allah yaong nakikipag-ugnayan nang makatarungan.
(9) Ang ipinagbabawal lamang sa inyo ng Allah ay yaong mga taong lumban [umusig] (o tumuligsa) sa inyo nang dahil sa inyong relihiyon at nagtaboy sa inyo mula sa inyong mga tahanan at yaong tumulong sa iba upang kayo ay maitaboy, kaya huwag makipagkaibigan sa kanila at sinuman (sa inyo) ang nakikipagkaibigan sa kanila, magkagayon, sila ang Zalimun[1].
(10) O kayong Mananampalataya (mga Muslim)! Kung sa inyo ay may dumating na mananampalatayang babae bilang mga *Muhajirat* (mga babaing nagsilikas), inyong suriin ang kanilang pananampalataya; Ang Allah ay ganap na nakababatid ng kanilang pananampalataya, (sa Kanya), at kung inyong matiyak na sila nga ay (tunay na) mananampalataya, huwag silang pabalikin sa *Kafirun*. Sila ay hindi karapat-dapat na maging asawa nila, gayon din naman na sila (na *Kafirun*) ay hindi karapat-dapat para sa kanila (mga babaing mananampalataya). Ngunit, bayaran ninyo (silang *Kafirun)* kung anuman ang kanilang ginugol (bilang *Mahr*[2]). At hindi kasalanan sa inyo, kung nais ninyong mag-asawa sa kanila kung inyo nang nabayaran ang kanilang *Mahr*. Ganoon din naman, huwag ninyong panatilihin ang mga kababaihang *Kafir* bilang inyong asawa, at hilingin (na ibalik sa inyo ang anumang ginugol [bilang *Mahr*] at hayaan sila (ang Kafirun na humingi na ibalik ang anumang kanilang ginugol. Yaon ang Hatol ng Allah, Siya ay humahatol sa pagitan ninyo. At ang Allah ang Ganap ng Maalam, ang Tigib ng Karunungan.

---

1 Zalimun. Ito ay isang salita mula sa wikang arabik na tumutukoy sa lahat ng taong makasalanan, mapaggawa ng katampalasanan sa pamamagitan ng pang-aabuso, pang-aapi sa kapwa, at suwail na lumalabag sa hangganang kautusan ng Allah. Sila na kung ipagkaloob sa kanila ang kapangyarihan ay mapaniil na umaalipin sa mga mahihinang tao.

2 **Mahr.** Ito ay salaping ipinagkaloob ng lalaki sa kanyang mapapangasawang babae sa oras ng kanilang naitakdang kasal.

يَٰٓأَيُّهَا ٱلنَّبِيُّ إِذَا جَآءَكَ ٱلْمُؤْمِنَٰتُ يُبَايِعْنَكَ عَلَىٰٓ أَن لَّا يُشْرِكْنَ
بِٱللَّهِ شَيْـًٔا وَلَا يَسْرِقْنَ وَلَا يَزْنِينَ وَلَا يَقْتُلْنَ أَوْلَٰدَهُنَّ وَلَا يَأْتِينَ
بِبُهْتَٰنٍ يَفْتَرِينَهُۥ بَيْنَ أَيْدِيهِنَّ وَأَرْجُلِهِنَّ وَلَا يَعْصِينَكَ
فِى مَعْرُوفٍ ۙ فَبَايِعْهُنَّ وَٱسْتَغْفِرْ لَهُنَّ ٱللَّهَ ۖ إِنَّ ٱللَّهَ غَفُورٌ رَّحِيمٌ
﴿١٢﴾ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُوا۟ لَا تَتَوَلَّوْا۟ قَوْمًا غَضِبَ ٱللَّهُ عَلَيْهِمْ
قَدْ يَئِسُوا۟ مِنَ ٱلْءَاخِرَةِ كَمَا يَئِسَ ٱلْكُفَّارُ مِنْ أَصْحَٰبِ ٱلْقُبُورِ ﴿١٣﴾

سُورَةُ الصَّفِّ
ترتيبها ٦١ — اياتها ١٤

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

سَبَّحَ لِلَّهِ مَا فِى ٱلسَّمَٰوَٰتِ وَمَا فِى ٱلْأَرْضِ ۖ وَهُوَ ٱلْعَزِيزُ ٱلْحَكِيمُ
﴿١﴾ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُوا۟ لِمَ تَقُولُونَ مَا لَا تَفْعَلُونَ ﴿٢﴾
كَبُرَ مَقْتًا عِندَ ٱللَّهِ أَن تَقُولُوا۟ مَا لَا تَفْعَلُونَ ﴿٣﴾ إِنَّ
ٱللَّهَ يُحِبُّ ٱلَّذِينَ يُقَٰتِلُونَ فِى سَبِيلِهِۦ صَفًّا كَأَنَّهُم
بُنْيَٰنٌ مَّرْصُوصٌ ﴿٤﴾ وَإِذْ قَالَ مُوسَىٰ لِقَوْمِهِۦ يَٰقَوْمِ لِمَ
تُؤْذُونَنِى وَقَد تَّعْلَمُونَ أَنِّى رَسُولُ ٱللَّهِ إِلَيْكُمْ ۖ فَلَمَّا
زَاغُوٓا۟ أَزَاغَ ٱللَّهُ قُلُوبَهُمْ ۚ وَٱللَّهُ لَا يَهْدِى ٱلْقَوْمَ ٱلْفَٰسِقِينَ ﴿٥﴾

(11) At kung mayroon man sa inyong mga asawa na lumisan mula sa inyo patungo sa *Karifun*, (bilang pagtalikod sa Islam at kayo ay nagsabi sa kanila na ibalik ang inyong *Mahr* subali't sila ay tumanggi) pagkaraan nito kayo ay humayong nakipaglaban sa kanila at nakalikom ng mga labi mula sa pakikipaglaban; samakatuwid, bigyan mula sa nalikom na yaman yaong ang kanilang asawa ay lumisan, katumbas ng halagang ginugol nila sa kanilang asawa (bilang *Mahr*). At matakot sa Allah na Siya ninyong pinananam-palatayanan.

(12) O Propeta! Kung ang mga mananampalatayang babae ay magsilapit sa iyo, upang magbigay ng *Bai'ah* (panunumpa at pangako) na sila ay hindi magtatambal ng anupaman sa pagsamba sa Allah, na sila ay hindi magnanakaw, na sila ay hindi magkakasala ng pakikiapid, na sila ay hindi papatay ng kanilang mga anak, na sila ay hindi magsasalita ng (anumang) paninirang-puri na naglalayong maglubid ng mga kasinungalingan at sila ay hindi susuway sa iyong ipinag-uutos, magkagayon, iyong tanggapin ang kanilang *Bai'ah* (panunumpa at pangako), at magsumamo sa Allah para sa kanilang kapatawaran. Katotohanan, ang Allah ay Laging nang Mapagpatawad, ang Maawain.

(13) O kayong Mananampalataya (mga Muslim)! Huwag ninyong ituring bilang mga kaibigan ang mga taong umani ng Poot ng Allah (silang mga Hudyo). Katiyakan, sila ay nawalan (ng anumang pagpapala) sa kabilang buhay, katulad ng kawalan din ng mga *Kafir* (na nakabaon) sa kanilang libingan (sa pag-aakalang sila ay hindi muling bubuhayin sa Araw ng Pagkabuhay Muli).

## Surah Al-Saff

(Ang Magkakahanay)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

(1) Anuman ang nasa mga kalangitan at anuman ang nasa kalupaan, (lahat ng mga ito) ay lumuluwalhati sa Allah. At Siya ang Ganap na Makapangyarihan, ang Tigib ng Karunungan.

(2) O kayong Mananampalataya (mga Muslim)! Bakit kayo nagsasalita (ng mga bagay) na hindi ninyo ginagawa?

(3) Kasuklam-suklam sa (paningin ng) Allah na kayo'y nagsasalita (ng mga gayong bagay) na hindi ninyo ginagawa.

(4) Katotohanan! Minamahal ng Allah yaong mga taong nakikipaglaban na magkakahanay na (sama-sama) sa Kanyang Landas na tila ba sila ay (isang) matigas na moog.

(5) At (alalahanin) nang si Moises ay nagsabi sa kanyang mga mamamayan: "O aking mga mamamayan! Bakit ninyo ako niyayamot samantalang inyong nalalaman nang may katiyakan na ako ay Sugo ng Allah sa inyo? Kaya, nang sila ay lumihis (mula sa Landas ng Allah), inilihis din ng Allah ang kanilang mga puso (mula sa Patnubay). At hindi pinpapatnubayan ng Allah ang mga taong Fasiq [1].

(6) At (alalahanin) nang si Issa (Hesus), anak ni Maryam (Maria), ay nagsabi: O Angkan ni Israel! Ako ay Sugo ng Allah sa inyo, na

---

1 **Fasiqun o Fasiq.** Sila ang mga taong mapaghimagsik laban sa Allah. Sila ay mga suwail na palagiang sumusuway sa mga kautusan ng Allah.

وَإِذْ قَالَ عِيسَى ٱبْنُ مَرْيَمَ يَٰبَنِىٓ إِسْرَٰٓءِيلَ إِنِّى رَسُولُ ٱللَّهِ إِلَيْكُم مُّصَدِّقًا
لِّمَا بَيْنَ يَدَىَّ مِنَ ٱلتَّوْرَىٰةِ وَمُبَشِّرًۢا بِرَسُولٍ يَأْتِى مِنۢ بَعْدِى ٱسْمُهُۥٓ أَحْمَدُ ۖ فَلَمَّا
جَآءَهُم بِٱلْبَيِّنَٰتِ قَالُوا۟ هَٰذَا سِحْرٌ مُّبِينٌ ٦ وَمَنْ أَظْلَمُ مِمَّنِ ٱفْتَرَىٰ
عَلَى ٱللَّهِ ٱلْكَذِبَ وَهُوَ يُدْعَىٰٓ إِلَى ٱلْإِسْلَٰمِ ۚ وَٱللَّهُ لَا يَهْدِى ٱلْقَوْمَ ٱلظَّٰلِمِينَ
٧ يُرِيدُونَ لِيُطْفِـُٔوا۟ نُورَ ٱللَّهِ بِأَفْوَٰهِهِمْ وَٱللَّهُ مُتِمُّ نُورِهِۦ وَلَوْ كَرِهَ
ٱلْكَٰفِرُونَ ٨ هُوَ ٱلَّذِىٓ أَرْسَلَ رَسُولَهُۥ بِٱلْهُدَىٰ وَدِينِ ٱلْحَقِّ لِيُظْهِرَهُۥ
عَلَى ٱلدِّينِ كُلِّهِۦ وَلَوْ كَرِهَ ٱلْمُشْرِكُونَ ٩ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُوا۟ هَلْ أَدُلُّكُمْ
عَلَىٰ تِجَٰرَةٍ تُنجِيكُم مِّنْ عَذَابٍ أَلِيمٍ ١٠ تُؤْمِنُونَ بِٱللَّهِ وَرَسُولِهِۦ وَتُجَٰهِدُونَ
فِى سَبِيلِ ٱللَّهِ بِأَمْوَٰلِكُمْ وَأَنفُسِكُمْ ۚ ذَٰلِكُمْ خَيْرٌ لَّكُمْ إِن كُنتُمْ تَعْلَمُونَ ١١
يَغْفِرْ لَكُمْ ذُنُوبَكُمْ وَيُدْخِلْكُمْ جَنَّٰتٍ تَجْرِى مِن تَحْتِهَا ٱلْأَنْهَٰرُ وَمَسَٰكِنَ
طَيِّبَةً فِى جَنَّٰتِ عَدْنٍ ۚ ذَٰلِكَ ٱلْفَوْزُ ٱلْعَظِيمُ ١٢ وَأُخْرَىٰ تُحِبُّونَهَا ۖ نَصْرٌ
مِّنَ ٱللَّهِ وَفَتْحٌ قَرِيبٌ ۗ وَبَشِّرِ ٱلْمُؤْمِنِينَ ١٣ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُوا۟ كُونُوٓا۟
أَنصَارَ ٱللَّهِ كَمَا قَالَ عِيسَى ٱبْنُ مَرْيَمَ لِلْحَوَارِيِّۦنَ مَنْ أَنصَارِىٓ إِلَى ٱللَّهِ ۖ
قَالَ ٱلْحَوَارِيُّونَ نَحْنُ أَنصَارُ ٱللَّهِ ۖ فَـَٔامَنَت طَّآئِفَةٌ مِّنۢ بَنِىٓ إِسْرَٰٓءِيلَ
وَكَفَرَت طَّآئِفَةٌ ۖ فَأَيَّدْنَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُوا۟ عَلَىٰ عَدُوِّهِمْ فَأَصْبَحُوا۟ ظَٰهِرِينَ ١٤

nagpapatunay sa Tawrat [Torah na dumating] na una sa akin, at nagbibigay ng magandang balita tungol sa isang Sugo na darating pagkaraan ko, na ang pangalan ay *Ahmad*[1]. Nguni't nang siya (Ahmad i.e. Muhammad) ay dumating sa kanila na may dalang malinaw na katibayan, sila ay nagsabi: "Ito ay isang hayag na salamangka".

7 At sino nga ba ang higit na makasalanan kundi siya na naglulubid ng kasinungalingan laban sa Allah, samantalang siya ay inaanyayahan sa Islam? At hindi pinapatnubayan ng Allah ang *Zalimun* [2].

8 Sila ay naglalayong pawiin ang Liwanag ng Allah (ang relihiyong Islam, ang Qu'ran at ang Sugo ng Allah [Propeta Muhammad]) sa pamamagitan ng kanilang mga bibig. Nguni't, dadalhin ng Allah sa lubos na kaganapan ang liwanag nito kahit (ito) man (ay) kamuhian ng mga nagtakwil sa pananampalataya (*Kafirun*).

9 Siya (Allah) ang nagpadala sa Kanyang Sugo (Muhammad) na may dalang patnubay at relihiyon ng katotohanan, upang ito ay gawing matagumpay nang higit sa lahat ng relihiyon kahit (ito) man (ay) kamuhian ng Mushrikun[3].

10 O kayong Manampalataya (mga Muslim)! Nais ba ninyong kayo ay Aking gabayan tungo sa isang kalakal na makapagliligtas sa inyo mula sa mahapding parusa?

11 Na kayo ay mananampalataya (o manalig) sa Allah at sa Kanyang Sugo, at kayo ay magpunyagi (ang buong tiyaga) at makipaglaban sa Landas ng Allah sa pamamagitan ng inyong yaman at inyong buhay; yaon ay higit na nakakabuti sa inyo, kung nababatid lamang ninyo ito!

12 Kanyang patatawarin ang inyong mga kasalanan, at kayo ay tatanggapin sa mga Hardin na sa ilalim nito ay may mga ilog na umaagos, at mga magagandang tahanan sa Hardin ng *Eden* (Paraiso); yaon ang tunay na dakilang tagumpay.

13 At (pagkakalooban din kayo ng) isa pang pagpapala na inyong inaasam – isang tulong mula sa Allah (laban sa inyong mga kaaway) at isang nalalapit na tagumpay. At magbigay ng magagandang balita (O Muhammad) sa mga mananampalataya.

14 O kayong Mananampalataya (mga Muslim)! Magtulungan kayo sa (Landas ng)

---

1 Isinalaysay ni Jubair bin Mut'im Ang Sugo ng Allah ay nagsabi, "Ako ay mayroong limang pangalan: Ako ay si **Muhammad** at **Ahmad;** ako ay **Al Mahi** na sa pamamagitan ko, lilinisin ng Allah ang Al Kufr (pagsamba sa mga diyus-diyosan; ako ang **Al Hashir** ang una na mabubuhay na muli, at pagkaraan ay ang mga tao ang muling bubuhayin; at ako rin ang Al Aqib (wala ng darating pang Propeta pagkaraan ko) Sahih Bukhari vol 4 Hadith bilang 732.

2 **Zalimun.** Ito ay isang salita mula sa wikang arabik na tumutukoy sa lahat ng taong makasalanan, mapaggawa ng katampalasanan sa pamagitan ng pang-aabuso, pang-aapi sa kapwa, at suwail na lumalabag sa hangganang kautusan ng Allah. Sila na kung ipagkaloob sa kanila ang kapangyarihan ay mapaniil na umaalipin sa mga mahihinang tao.

3 **Mushrikun.** Sila ay kinabibilangan ng mga pagano, mga taong nang-iidolo, mga taong sumasamba sa mga diyos-diyusan tulad halimbawa ng pagsamba nila sa mga Propeta, anghel, rebulto, santo at santa, estatuwa, o maging ang satanas at tinatawag ding **Mushrikun** ang mga taong walang paniniwala sa Kaisahan ng Allah.

ترتيبها ٦٢ — سُورَةُ الجُمُعَةِ — آياتها ١١

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

يُسَبِّحُ لِلَّهِ مَا فِي ٱلسَّمَٰوَٰتِ وَمَا فِي ٱلۡأَرۡضِ ٱلۡمَلِكِ ٱلۡقُدُّوسِ ٱلۡعَزِيزِ
ٱلۡحَكِيمِ ١ هُوَ ٱلَّذِي بَعَثَ فِي ٱلۡأُمِّيِّـۧنَ رَسُولٗا مِّنۡهُمۡ يَتۡلُواْ
عَلَيۡهِمۡ ءَايَٰتِهِۦ وَيُزَكِّيهِمۡ وَيُعَلِّمُهُمُ ٱلۡكِتَٰبَ وَٱلۡحِكۡمَةَ وَإِن كَانُواْ
مِن قَبۡلُ لَفِي ضَلَٰلٖ مُّبِينٖ ٢ وَءَاخَرِينَ مِنۡهُمۡ لَمَّا يَلۡحَقُواْ بِهِمۡۚ
وَهُوَ ٱلۡعَزِيزُ ٱلۡحَكِيمُ ٣ ذَٰلِكَ فَضۡلُ ٱللَّهِ يُؤۡتِيهِ مَن يَشَآءُۚ وَٱللَّهُ
ذُو ٱلۡفَضۡلِ ٱلۡعَظِيمِ ٤ مَثَلُ ٱلَّذِينَ حُمِّلُواْ ٱلتَّوۡرَىٰةَ ثُمَّ لَمۡ
يَحۡمِلُوهَا كَمَثَلِ ٱلۡحِمَارِ يَحۡمِلُ أَسۡفَارَۢاۚ بِئۡسَ مَثَلُ ٱلۡقَوۡمِ
ٱلَّذِينَ كَذَّبُواْ بِـَٔايَٰتِ ٱللَّهِۚ وَٱللَّهُ لَا يَهۡدِي ٱلۡقَوۡمَ ٱلظَّٰلِمِينَ ٥
قُلۡ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ هَادُوٓاْ إِن زَعَمۡتُمۡ أَنَّكُمۡ أَوۡلِيَآءُ لِلَّهِ مِن
دُونِ ٱلنَّاسِ فَتَمَنَّوُاْ ٱلۡمَوۡتَ إِن كُنتُمۡ صَٰدِقِينَ ٦ وَلَا يَتَمَنَّوۡنَهُۥٓ
أَبَدَۢا بِمَا قَدَّمَتۡ أَيۡدِيهِمۡۚ وَٱللَّهُ عَلِيمُۢ بِٱلظَّٰلِمِينَ ٧ قُلۡ إِنَّ
ٱلۡمَوۡتَ ٱلَّذِي تَفِرُّونَ مِنۡهُ فَإِنَّهُۥ مُلَٰقِيكُمۡۖ ثُمَّ تُرَدُّونَ
إِلَىٰ عَٰلِمِ ٱلۡغَيۡبِ وَٱلشَّهَٰدَةِ فَيُنَبِّئُكُم بِمَا كُنتُمۡ تَعۡمَلُونَ ٨

Allah tulad nang sinabi ni Issa [Hesus], anak ni Maryam (Maria) sa mga Hawariyyun (kanyang mga alagad): Sino ba ang aking mga tagapagtangkilik (sa landas ng Allah)? Ang mga Hawariyyun ay nagsabi “Kami ay mga tagapagtangkilik ng Allah” (kami ay makikipaglaban sa Kanyang Landas!) Magkagayon, ang isang pangkat sa Angkan ni Israel ay nanampalataya at ang isang pangkat naman ay nagtakwil. Kaya, Aming binigyan ng kapangyarihan yaong nanampalataya laban sa kanilang mga kaaway, at sila ay (nangibabaw at) naging matagumpay.

## Surah Al-Jumuah

(Ang Araw ng Biyernes)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 Anuman ang nasa mga kalangitan at anuman ang nasa kalupaan, (lahat ng mga ito) ay lumuluwalhati sa Allah, ang (Tanging) Hari, ang Banal, ang Ganap na Makapangyarihan, ang Tigib ng Karunungan.

2 Siya ang nagsugo mula sa mga mangmang ng isang Sugo ng kanilang lahi upang bigkasin sa kanila ang Kanyang mga *Ayat*[1] (Talata ng Qur’an), ginawa silang dalisay (mula sa batik ng kawalang -pananampalataya at pagtatambal), at tinuruan sila ng Aklat (ang Qur’an) at *Hikma* (karunungan ng Sunnah). At katotohanan, sila noon ay dating nasa hayag na pagkaligaw (at kamangmagan).

3 At (siya ang Propeta Muhammad ay isinugo rin Niya) sa ibang kasamahan nila (mga Muslim na) hindi pa nakikianib sa kanila (nguni’t sila ay patungo na sa pagyakap). At Siya (ang Allah) ang Ganap na Makapangyarihan, ang Tigib ng Karunungan.

4 Yaon ang pagpapala ng Allah na Kanyang ipinagkaloob sa sinumang Kanyang naisin. At ang Allah ang Nagmamay-ari ng Dakilang Biyaya.

5 Ang kahalintulad ng mga (taong) pinagkatiwalaan ng Torah subali’t hindi nila isinakatuparan ito ay (tulad ng) isang asno na pumasan ng mabibigat na aklat (subali’t walang naunawaan sa mga ito). (Tunay na) Napakasamang halimbawa ng mga taong pinagsinungaligan ang mga *Ayat* ng Allah. At hindi pinapatnubayan ng Allah *ang Zalimun*[2].

---

**1 Ayat** – ito ay isang salita sa wikang arabik na kadalasan ay tumutukoy sa mga tanda, kapahayagan, batas, aral at babala na ipinahihiwatig ng Allah sa tao upang magkaroon ng pagkakataon na mag-isip, unawain at magnilay-nilay sa lahat ng oras. Maraming mga palatandaan o tanda ang maaring Makita sa ating mga sarili at maging sa kapaligiran ng nagbibigay pahiwatig na mayroong isang Makapangyarihanng Diyos na dapat nating pag-ukulan ng pagsamba. Bukod sa mga tanda, mayroon ding mga aral at batas na isinasalaysay sa atin upang maging pamantayan natin sa pagtahak sa landas ng buhay. Ang mga kapahayagan naman ay nauukol sa mga banal na kasulatan na ipinagkatiwala sa mga Propeta at Sugo upang magbigay patunay tungkol sa katotohanan ng pagkakaroon ng Isang Diyos na Siyang nagbigay buhay sa atin kalakip ng tamang pamamaraan ng buhay upang sa gayon makamtan ng bawa’t tao ang magandang buhay pagkaraan ng kamatayan at ang mga babala naman ay upang maiwasan ang anumang kapahamakan hindi lamang sa makamundong buhay kundi higit sa lahat ang walang hanggang hantungan ng Impiyerno.

**2 Zalimun.** Ito ay isang salita mula sa wikang arabik na tumutukoy sa lahat ng taong makasalanan, mapaggawa ng katampalasanan sa

6 Sabihin (O, Muhammad) "O, kayong mga Hudyo! Kung inaakala ninyo na kayo ang pinakatanging kaibigan ng Allah, na walang puwang ang ibang sangkatauhan, samakatuwid, hangarin ninyo ang kamatayan, kung kayo nga ay (tunay na) makatotohanan."
7 Subali't, kailanman ay hindi nila hahangarin ito (ang kamatayan) sanhi ng mga (kabuktutang) ginawa noon ng kanilang mga kamay. At ganap ng nababatid ng Allah (kung sino) ang *Zalimun*.
8 Sabihin (sa kanila, O Muhammad): "Katotohanan, ang kamatayan na inyong tinatakasan ay katiyakang inyong mararanasan at pagkaraan, kayo ay muling ibabalik (sa Allah), ang Lubos na Maalam ng lahat (bagay) lingid man at hayag. At Kanyang ipababatid sa inyo kung anuman ang inyong ginawa."
9 O kayong Mananampalataya (mga Muslim)! Kung ang (*Adhan*) hudyat ng pagdarasal sa araw ng Biyernes ay itinatawag na, magmadali sa pagbibigay ala-ala sa Allah at lisanin ang mga gawaing kalakalan (at iba pang bagay na nakakaabala). Iyan ang higit na nakabubuti sa inyo, kung ito ay inyo lamang nababatid!
10 At kung natapos na ang pagdarasal ng Jumuah (Araw ng Biyernes), magsihayo kayo't lumakad sa lupain at hanapin ang Kasaganaan ng Allah (sa pamamagitan ng paghahanap-buhay) at lagi ninyong alalahanin ang Allah upang kayo ay magsipag-tagumpay.
11 Nguni't, nang kanilang matanaw ang mga kabuhayan (kalakalan), at ibang libangan (o aliwan), sila ay nagmamadaling lumisan, at ikaw (O Muhammad!) ay iniwan nilang nakatindig pa (habang nagbibigay ng pangaral [khutbah]). (Kung gayon) Sabihin (sa kanila) "Yaong nasa sa Allah ang higit na mabuti kaysa sa alinmang kabuhayan o libangan (aliwan)! At ang Allah ang pinakamahusay na Tagapanustos."

---

pamamagitan ng pang-aabuso, pang-aapi sa kapwa, at suwail na lumalabag sa hangganang kautusan ng Allah. Sila na kung ipagkaloob sa kanila ang kapangyarihan ay mapaniil na umaalipin sa mga mahihinang tao.

يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُوٓاْ إِذَا نُودِيَ لِلصَّلَوٰةِ مِن يَوۡمِ ٱلۡجُمُعَةِ
فَٱسۡعَوۡاْ إِلَىٰ ذِكۡرِ ٱللَّهِ وَذَرُواْ ٱلۡبَيۡعَۚ ذَٰلِكُمۡ خَيۡرٞ لَّكُمۡ إِن كُنتُمۡ
تَعۡلَمُونَ ٩ فَإِذَا قُضِيَتِ ٱلصَّلَوٰةُ فَٱنتَشِرُواْ فِي ٱلۡأَرۡضِ
وَٱبۡتَغُواْ مِن فَضۡلِ ٱللَّهِ وَٱذۡكُرُواْ ٱللَّهَ كَثِيرٗا لَّعَلَّكُمۡ تُفۡلِحُونَ
١٠ وَإِذَا رَأَوۡاْ تِجَٰرَةً أَوۡ لَهۡوًا ٱنفَضُّوٓاْ إِلَيۡهَا وَتَرَكُوكَ قَآئِمٗاۚ قُلۡ
مَا عِندَ ٱللَّهِ خَيۡرٞ مِّنَ ٱللَّهۡوِ وَمِنَ ٱلتِّجَٰرَةِۚ وَٱللَّهُ خَيۡرُ ٱلرَّٰزِقِينَ ١١

ترتيبها ٦٣ — سُورَةُ المُنَافِقُونَ — آياتها ١١

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

إِذَا جَآءَكَ ٱلۡمُنَٰفِقُونَ قَالُواْ نَشۡهَدُ إِنَّكَ لَرَسُولُ ٱللَّهِۗ وَٱللَّهُ يَعۡلَمُ
إِنَّكَ لَرَسُولُهُۥ وَٱللَّهُ يَشۡهَدُ إِنَّ ٱلۡمُنَٰفِقِينَ لَكَٰذِبُونَ ١
ٱتَّخَذُوٓاْ أَيۡمَٰنَهُمۡ جُنَّةٗ فَصَدُّواْ عَن سَبِيلِ ٱللَّهِۚ إِنَّهُمۡ سَآءَ مَا كَانُواْ
يَعۡمَلُونَ ٢ ذَٰلِكَ بِأَنَّهُمۡ ءَامَنُواْ ثُمَّ كَفَرُواْ فَطُبِعَ عَلَىٰ قُلُوبِهِمۡ
فَهُمۡ لَا يَفۡقَهُونَ ٣ ۞ وَإِذَا رَأَيۡتَهُمۡ تُعۡجِبُكَ أَجۡسَامُهُمۡۖ
وَإِن يَقُولُواْ تَسۡمَعۡ لِقَوۡلِهِمۡۖ كَأَنَّهُمۡ خُشُبٞ مُّسَنَّدَةٞۖ يَحۡسَبُونَ كُلَّ
صَيۡحَةٍ عَلَيۡهِمۡۚ هُمُ ٱلۡعَدُوُّ فَٱحۡذَرۡهُمۡۚ قَٰتَلَهُمُ ٱللَّهُۖ أَنَّىٰ يُؤۡفَكُونَ ٤

## Surah Al-Munafiqun

(Ang Mga Mapagkunwari)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 Kung dumating ang mga *Munafiq* (mapagkunwari) sa iyo (O Muhammad), (at) sila'y magsabi: "Kami ay sumasaksi ng ikaw nga ay tunay na Sugo ng Allah." Batid ng Allah na ikaw nga ay tunay Niyang Sugo, at ang Allah ay saksi na ang mga mapagkunwari ay tunay na mga sinungaling.
2 Ginawa nilang isang kubli (sa kanilang mga pagkukunwari) ang kanilang mga panunumpa (o pagsaksi); upang sa gayon ay kanilang mahadlangan (ang mga tao patungo) sa landas ng Allah. Katotohanan, ang kasamaan ang siyang lagi nilang ginagawa.
3 Yaon ay sa dahilang sila ay naniniwala (subali't) pagkaraan, sila ay (muling nanumbalik sa kawalan ng pananampalataya at) nagtakwil, magkagayon, ang kanilang mga puso ay sinarhan. Kaya, sila ay hindi makaunawa.
4 At kung sila ay iyong pagmasdan,

وَإِذَا قِيلَ لَهُمْ تَعَالَوْا يَسْتَغْفِرْ لَكُمْ رَسُولُ ٱللَّهِ لَوَّوْا رُءُوسَهُمْ
وَرَأَيْتَهُمْ يَصُدُّونَ وَهُم مُّسْتَكْبِرُونَ ٥ سَوَآءٌ عَلَيْهِمْ
أَسْتَغْفَرْتَ لَهُمْ أَمْ لَمْ تَسْتَغْفِرْ لَهُمْ لَن يَغْفِرَ ٱللَّهُ لَهُمْ ۚ إِنَّ
ٱللَّهَ لَا يَهْدِى ٱلْقَوْمَ ٱلْفَٰسِقِينَ ٦ هُمُ ٱلَّذِينَ يَقُولُونَ
لَا تُنفِقُوا۟ عَلَىٰ مَنْ عِندَ رَسُولِ ٱللَّهِ حَتَّىٰ يَنفَضُّوا۟ ۗ وَلِلَّهِ
خَزَآئِنُ ٱلسَّمَٰوَٰتِ وَٱلْأَرْضِ وَلَٰكِنَّ ٱلْمُنَٰفِقِينَ لَا يَفْقَهُونَ
٧ يَقُولُونَ لَئِن رَّجَعْنَآ إِلَى ٱلْمَدِينَةِ لَيُخْرِجَنَّ ٱلْأَعَزُّ
مِنْهَا ٱلْأَذَلَّ ۚ وَلِلَّهِ ٱلْعِزَّةُ وَلِرَسُولِهِۦ وَلِلْمُؤْمِنِينَ وَلَٰكِنَّ
ٱلْمُنَٰفِقِينَ لَا يَعْلَمُونَ ٨ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُوا۟ لَا تُلْهِكُمْ
أَمْوَٰلُكُمْ وَلَآ أَوْلَٰدُكُمْ عَن ذِكْرِ ٱللَّهِ ۚ وَمَن يَفْعَلْ
ذَٰلِكَ فَأُو۟لَٰٓئِكَ هُمُ ٱلْخَٰسِرُونَ ٩ وَأَنفِقُوا۟ مِن مَّا رَزَقْنَٰكُم
مِّن قَبْلِ أَن يَأْتِىَ أَحَدَكُمُ ٱلْمَوْتُ فَيَقُولَ رَبِّ لَوْلَآ أَخَّرْتَنِىٓ
إِلَىٰٓ أَجَلٍ قَرِيبٍ فَأَصَّدَّقَ وَأَكُن مِّنَ ٱلصَّٰلِحِينَ ١٠ وَلَن
يُؤَخِّرَ ٱللَّهُ نَفْسًا إِذَا جَآءَ أَجَلُهَا ۚ وَٱللَّهُ خَبِيرٌۢ بِمَا تَعْمَلُونَ ١١

ترتيبها ٦٤ سُورَةُ التَّغَابُنِ آياتها ١٨

nakapagbibigay kasiyahan sa iyo ang kanilang mga pangangatawan, at kung sila ay mangusap, ikaw ay nakikinig sa kanilang mga salita. Sila ay tila mga tinilad na putol ng kahoy na nakatukod. Kanilang inaakala na ang bawa't alingawngaw ay laban sa kanila. Sila ng (inyong) mga kaaway, kaya't mag-ingat sa kanila. Nawa'y sumpain sila ng Allah! Paano nga ba't sila ay napaligaw (at nalihis) mula sa Tuwid na Landas?

5 At kung sabihin sa kanila: "Halina kayo, (at) ang Sugo ng Allah ay magsusumamo para sa inyong kapatawaran", ang kanilang mga ulo ay pailing-iling at iyong mapagmamasdan na ang kanilang pagtalikod ay may (bahid ng) pagmamalaki.

6 Ganoo't ganoon din kung sila man ay iyong ipagsumamo para sa kanilang kapatawaran o hindi ipagsumamo para sa kanilang kapatawaran (ito ay walang kaibahan sa kanila). Ang Allah ay hindi magpapatawad sa kanila. Katotohanan, ang Allah ay hindi nagpapatnubay sa mga taong mapaghimagsik at lumalabag sa utos (*Fasiqun*).

7 Sila yaong (mga taong mapagkunwari na) nagsasabi: Huwag kayong gumugol (o magbigay tulong) sa sinumang taong sumusunod sa Sugo ng Allah hangga't sila ay hindi lumalayo sa kanya. At sa Allah ang pagmamay-ari ng mga yaman ng mga kalangitan at ng kalupaan nguni't, ito ay hindi maunawaan ng mga (taong) mapagkunwari.

8 Sila ay nagsasabi: Kung kami'y makababalik sa Madina, katiyakan na ang (taong[1]) marangal ay itataboy niya mula rito ang kaabang-aba (ang Sugo ng Allah). Nguni't, ang karangalan, kapangyarihan at kaluwalhatian ay pagmamay-ari ng Allah at ng Kanyang Sugo at ng mga (tunay na) mananampalataya nguni't ito ay hindi nababatid ng mga (taong) mapagkunwari.

9 O, kayong Mananampalataya (mga Muslim)! Huwag ninyong hayaan na ang inyong mga ari-arian (yaman) at inyong mga anak ay maging hadlang sa inyo upang magbigay ala-ala tuwina sa Allah. At sinuman ang gumawa ng gayon, samakatuwid, sila ang mga (bigong) nawalan.

10 At kayo ay gumugol (sa kawanggawa) mula sa mga biyayang ipinagkaloob Namin sa inyo, bago sumapit ang kamatayan ng sinuman sa inyo at magsasabi (nang may pagsisisi at panlulumo): "O aking rabb (Panginoon)! Bakit hindi Mo ako bigyan ng kaunting (palugit na) panahon na makablik (sa makamundong buhay), upang, sa gayon, ako ay makapagbigay sa kawanggawa mula sa aking yaman[2] at ako ay mapabilang sa (hanay ng) mga matutuwid,"

11 At ang Allah ay hindi naggagawad ng palugit sa sinuman kung ang itinakdang oras (ng kamatayan) ay sumapit na (sa kanya). At ang Allah ay lubos na nakababatid kung ano ang inyong mga ginagawa.

---

1 Ito ay si Abdullah bin Ibai Bin Salul, na pinuno ng mga taong mapagkunwari.

2 Isinalaysay ni Abu Hurayrah: Ang Sugo ng Allah ay nagsabi, "Bawat araw ay mayroong dalawang Anghel na bumababa mula sa kalangitan at ang isa sa kanila ay magsasabi, "O Allah, gantimpalaan Mo ang bawa't taong gumugugol sa Iyong Landas, at ang isa namang Anghel ay magsasabi, 'O Allah! Puksain ang bawa't maramot." Sahih Bukhari, vol 2, Hadith Bilang 522.

## Surah Al-Taghabun

(Ang Kawalan at Kapakinabangan)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 Anuman ang nasa mga kalangitan at anuman ang nasa kalupaan (lahat ng mga ito) ay lumuluwalhati sa Allah: nasa Kanya ang kapamahalaan at sa Kanya ang pagmamay-ari ng lahat ng papuri at pasasalamat, at Siya ang may kakayahan sa lahat ng bagay.

2 Siya ang lumikha sa Inyo, (bagaman) ang iba sa inyo ay *Kafirun* at ang iba naman ay nananampalataya. Ang Allah ang Ganap na nakakikita ng inyong mga ginagawa.

3 Nilikha Niya ang mga kalangitan at kalupaan sa (ganap na) katotohanan, at kayo ay Kanyang hinubog at Kanyang ginawang maganda ang inyong hubog at sa Kanya ang huling pagbabalik.

4 Batid Niyang ganap kung ano ang nasa mga kalangitan at kalupaan, at batid Niyang ganap kung ano ang inyong inililihim at kung ano ang inyong inilalantad: At ang Allah ang Lubos na Maalam kung ano ang (lihim na) nilalaman ng dibdib (kalooban ng mga tao).

5 Hindi ba nakarating sa iyo ang balita tungkol sa mga nagtakwil ng pananampalataya (*Kafirun*) noong mga nagdaang pahanon? (Kaya't) kanilang nalasap ang masamang bunga ng kanilang kawalan ng pananampalataya (pananalig), at sa kanila ay may nakalaang isang mahapding parusa.

6 Yaon ay sa dahilang may mga Sugo na dumating sa kanila na may dalang maliwanag na mga patunay (at himala) nguni't sila ay nagsabi: "Sila bang mga tao (Sugo) lamang ang makapapatnubay sa amin? Kaya't sila ay nagtakwil (sa Mensahe) at nagsitalikod (sa katotohanan). Datapuwa't ang Allah ay walang pangangailangan (sa kanila). At ang Allah ay ganap na malaya sa anupamang pangangailangan, ang karapat-dapat (pag-ukulan) ng lahat ng papuri.

GSilang mga nagtakwil ng pananampalataya (Kafirun) ay nag-aakala na sila ay hindi bubuhaying muli (sa Araw ng Paghuhukom). "Sabihin mo (O Muhammad) ako ay sumusumpa sa aking Rabb (Panginoon), na katiyakang kayo ay bubuhaying muli: at pagkaraan, sa inyo ay ipagbibigay-alam ang anumang inyong ginawa at yaon ay sadyang napakadali sa Allah."

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ
يُسَبِّحُ لِلَّهِ مَا فِي ٱلسَّمَٰوَٰتِ وَمَا فِي ٱلۡأَرۡضِۖ لَهُ ٱلۡمُلۡكُ وَلَهُ ٱلۡحَمۡدُۖ
وَهُوَ عَلَىٰ كُلِّ شَيۡءٖ قَدِيرٌ ١ هُوَ ٱلَّذِي خَلَقَكُمۡ فَمِنكُمۡ كَافِرٞ
وَمِنكُم مُّؤۡمِنٞۚ وَٱللَّهُ بِمَا تَعۡمَلُونَ بَصِيرٌ ٢ خَلَقَ ٱلسَّمَٰوَٰتِ
وَٱلۡأَرۡضَ بِٱلۡحَقِّ وَصَوَّرَكُمۡ فَأَحۡسَنَ صُوَرَكُمۡۖ وَإِلَيۡهِ ٱلۡمَصِيرُ ٣
يَعۡلَمُ مَا فِي ٱلسَّمَٰوَٰتِ وَٱلۡأَرۡضِ وَيَعۡلَمُ مَا تُسِرُّونَ وَمَا تُعۡلِنُونَۚ وَٱللَّهُ
عَلِيمُۢ بِذَاتِ ٱلصُّدُورِ ٤ أَلَمۡ يَأۡتِكُمۡ نَبَؤُاْ ٱلَّذِينَ كَفَرُواْ مِن قَبۡلُ
فَذَاقُواْ وَبَالَ أَمۡرِهِمۡ وَلَهُمۡ عَذَابٌ أَلِيمٞ ٥ ذَٰلِكَ بِأَنَّهُۥ كَانَت تَّأۡتِيهِمۡ
رُسُلُهُم بِٱلۡبَيِّنَٰتِ فَقَالُوٓاْ أَبَشَرٞ يَهۡدُونَنَا فَكَفَرُواْ وَتَوَلَّواْۚ وَّٱسۡتَغۡنَى
ٱللَّهُۚ وَٱللَّهُ غَنِيٌّ حَمِيدٞ ٦ زَعَمَ ٱلَّذِينَ كَفَرُوٓاْ أَن لَّن يُبۡعَثُواْۚ قُلۡ بَلَىٰ وَرَبِّي
لَتُبۡعَثُنَّ ثُمَّ لَتُنَبَّؤُنَّ بِمَا عَمِلۡتُمۡۚ وَذَٰلِكَ عَلَى ٱللَّهِ يَسِيرٞ ٧ فَـَٔامِنُواْ بِٱللَّهِ
وَرَسُولِهِۦ وَٱلنُّورِ ٱلَّذِيٓ أَنزَلۡنَاۚ وَٱللَّهُ بِمَا تَعۡمَلُونَ خَبِيرٞ ٨ يَوۡمَ
يَجۡمَعُكُمۡ لِيَوۡمِ ٱلۡجَمۡعِۖ ذَٰلِكَ يَوۡمُ ٱلتَّغَابُنِۗ وَمَن يُؤۡمِنۢ بِٱللَّهِ وَيَعۡمَلۡ
صَٰلِحٗا يُكَفِّرۡ عَنۡهُ سَيِّـَٔاتِهِۦ وَيُدۡخِلۡهُ جَنَّٰتٖ تَجۡرِي مِن تَحۡتِهَا
ٱلۡأَنۡهَٰرُ خَٰلِدِينَ فِيهَآ أَبَدٗاۚ ذَٰلِكَ ٱلۡفَوۡزُ ٱلۡعَظِيمُ ٩

8 Samakatuwid, kayo ay manampalataya (manalig) sa Allah at sa Kanyang Sugo, at sa Liwanag (ng Qur'an) na Aming ipinahayag. At ang Allah ay ganap na nakaaalam kung ano ang inyong ginagawa.

9 (At tandaan) sa Araw na kayo ay Kanyang pagsasamasamahin (lahat) sa Araw ng Pagtitipon, yaon ang Araw ng *Taghabun*[1] (kawalan sa *Kafirun* sapagka't sila ay itatapon sa Impiyerno at kapakinabangan sa mga mananampalataya sapagka't sila ay paroroon sa Paraiso). At sinuman ang manalig sa Allah at gumawa ng mga kabutihan, ang kanyang mga kasalanan ay papawiin Niya at siya ay tatanggapin sa mga Hardin (ng Paraiso) na sa mga ilalim nito ay may mga ilog na umaagos

---

1 **Taghabun**. Ito ang isa sa pangalan ng Paghuhukom sapagka't ang mga tao sa Paraiso ay magwawagi laban sa mga tao ng Impiyerno. Walang kawalan at kapakinabangan nang higit pa sa pagpasok sa Paraiso at pagpasok sa Impiyerno. At Tabari 23:420.

وَٱلَّذِينَ كَفَرُواْ وَكَذَّبُواْ بِـَٔايَٰتِنَآ أُوْلَٰٓئِكَ أَصۡحَٰبُ
ٱلنَّارِ خَٰلِدِينَ فِيهَاۖ وَبِئۡسَ ٱلۡمَصِيرُ ١٠ مَآ أَصَابَ مِن
مُّصِيبَةٍ إِلَّا بِإِذۡنِ ٱللَّهِۗ وَمَن يُؤۡمِنۢ بِٱللَّهِ يَهۡدِ قَلۡبَهُۥۚ وَٱللَّهُ بِكُلِّ
شَيۡءٍ عَلِيمٞ ١١ وَأَطِيعُواْ ٱللَّهَ وَأَطِيعُواْ ٱلرَّسُولَۚ فَإِن
تَوَلَّيۡتُمۡ فَإِنَّمَا عَلَىٰ رَسُولِنَا ٱلۡبَلَٰغُ ٱلۡمُبِينُ ١٢ ٱللَّهُ لَآ إِلَٰهَ
إِلَّا هُوَۚ وَعَلَى ٱللَّهِ فَلۡيَتَوَكَّلِ ٱلۡمُؤۡمِنُونَ ١٣ يَٰٓأَيُّهَا
ٱلَّذِينَ ءَامَنُوٓاْ إِنَّ مِنۡ أَزۡوَٰجِكُمۡ وَأَوۡلَٰدِكُمۡ عَدُوّٗا
لَّكُمۡ فَٱحۡذَرُوهُمۡۚ وَإِن تَعۡفُواْ وَتَصۡفَحُواْ وَتَغۡفِرُواْ
فَإِنَّ ٱللَّهَ غَفُورٞ رَّحِيمٌ ١٤ إِنَّمَآ أَمۡوَٰلُكُمۡ وَأَوۡلَٰدُكُمۡ
فِتۡنَةٞۚ وَٱللَّهُ عِندَهُۥٓ أَجۡرٌ عَظِيمٞ ١٥ فَٱتَّقُواْ ٱللَّهَ مَا ٱسۡتَطَعۡتُمۡ
وَٱسۡمَعُواْ وَأَطِيعُواْ وَأَنفِقُواْ خَيۡرٗا لِّأَنفُسِكُمۡۗ وَمَن
يُوقَ شُحَّ نَفۡسِهِۦ فَأُوْلَٰٓئِكَ هُمُ ٱلۡمُفۡلِحُونَ ١٦ إِن تُقۡرِضُواْ
ٱللَّهَ قَرۡضًا حَسَنٗا يُضَٰعِفۡهُ لَكُمۡ وَيَغۡفِرۡ لَكُمۡۚ وَٱللَّهُ شَكُورٌ
حَلِيمٌ ١٧ عَٰلِمُ ٱلۡغَيۡبِ وَٱلشَّهَٰدَةِ ٱلۡعَزِيزُ ٱلۡحَكِيمُ ١٨

ترتيبها ٦٥ — سُورَةُ الطَّلَاقِ — آياتها ١٢

at doon, sila ay mananahan magpakailanman; at yaon ang Dakilang Tagumpay.

10 Nguni't, silang nagtakwil at nagpasinungaling sa Aming *Ayat*[1], sila ang mga taong mananahan sa Apoy, at mananatili roon magpakailanman. At tunay na yaon ay napakasamang hantungan.

11 Walang anumang uri ng sakuna[2] (o pangyayari) ang magaganap maliban sa Kapahintulutan (Kapasiyahan at Katakdaan) ng Allah: at sinuman ang manampalataya (at manalig) sa Allah, Kanyang papatnubayan ang kanyang puso (sa tunay na pananalig sa (Allah). At ang Allah ang Lubos na Maalam sa lahat ng bagay.

12 Kaya't maging masunurin sa Allah, at maging masunurin sa Kanyang Sugo subali't kung kayo'y magsitalikod, ang tungkulin lamang ng Aming Sugo ay ipalaganap (ang mensahe) nang maliwanag sa inyo.

13 Allah! walang ibang Diyos (na dapat sambahin) maliban sa Kanya: at sa Allah, hayaang ang mga mananampalataya ay magbigay ng kanilang (buong) pagtitiwala.

14 O, kayong Mananampalataya (mga Muslim)! Katotohanan, sa inyong mga asawa at mga anak ay mayroon sa kanila na inyong mga kaaway (na pumipigil sa inyo sa pagsunod sa Allah) samakatuwid, mag-ingat sa kanila! Nguni't kung sila ay inyong patawarin at bigyan ng pagpaparaya at pagtakpan (ang kanilang mga kakulangan), Katotohanan, ang Allah ay lagi nang Mapagpatawad, ang Maawain.

15 Ang inyong mga kayamanan at mga anak ay mga pagsubok lamang: subali't sa Allah, nasa Kanya ang Dakilang Gantimpala (ng Paraiso).

16 Kaya't manatiling laging may takaot sa Allah (nang higit sa anupaman); laging makinig at sumunod, at gumugol sa kawanggawa: ito ay higit na mabuti para sa

---

1 **Ayat** – ito ay isang salita sa wikang arabik na kadalasan ay tumutukoy sa mga tanda, kapahayagan, batas, aral at babala na ipinahihiwatig ng Allan sa tao upang magkaroon ng pagkakataon na mag-isip, unawain at magnilay-nilay sa lahat ng oras. Maraming mga palatandaan o tanda ang maaring makita sa ating mga sarili at maging sa kapaligiran na nagbibigay pahiwatig na mayroong isang Makapangyarihang Diyos na dapat nating pag-ukulan ng pagsamba. Bukod sa mga tanda, mayroon ding mga aral at batas na isinasalaysay sa atin upang maging pamantayan natin sa pagtahak sa landas ng buhay. Ang mga kapahayagan naman ay nauukol sa mga banal na kasulatan na ipinagkatiwala sa mga Propeta at Sugo upang magbigay patunay tungkol sa katotohanan ng pagkakaroon ng Isang Diyos na Siyang nagbigay buhay sa atin kalakip ng tamang pamamaraan ng buhay upang sa gayon makamtan ng bawa't tao ang magandang buhay pagkaraan ng kamatayan at ang mga babala naman ay upang maiwasan ang anumang kapahamakan hindi lamang sa makamundong buhay kundi higit sa lahat ang walang hanggang hantungan ng Impiyerno.

2 Kahanga-hanga ang isang mananampalataya. Walang anumang itinakda ang Allah para sa kanya bagkus ito ay nakabubuti sa kanya. Kung ang isang sakuna o karamdaman ay dumapo sa kanya, siya ay matiisin at ito ay nakabubuti sa kanya. At kung ang isang pagpapala ay igawad sa kanya, siya ay mapagpasalamat at ito ay nakabubuti sa kanya. Ang gayong katangian ay matatagpuan lamang sa isang tapat na mananampalataya. Muslim 4 :2295

inyong sariling (kapakanan). Sinuman ang iniligtas ang sarili mula sa kasakiman, magkagayon, sila ang magtatagumpay[1].

17 Kung kayo ay magpahiram sa Allah ng isang magandang pautang, ito ay Kanyang tutumbasan ng dalawang ulit (na gantimpala) at kayo ay Kanyang patatawarin. At ang Allah ay Lagi nang handang kumilala (ng mga gawang kabutihan), Siya ang Mapagparaya.

18 (Siya ang) Lubos na Maalam sa lahat (ng bagay) na lingid man at hayag, (Siya) ang Ganap na Makapangyarihan, ang Tigib ng Karunungan.

## Surah At-Talaq

(Ang Diborsiyo)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 O Propeta! Kung kayo ay magdidiborsiyo ng mga babae, hiwalayan sila sa kanilang *Iddah* (takdang panahon), at inyong bilangin ang kanilang *Iddah* (takdang panahon[2]) sa tama (at kaukulang) bilang nito. At matakot sa Allah, ang inyong *Rabb* (Panginoon). At huwag silang itaboy mula sa kani-kanilang tahanan, at huwag din namang hayaan na sila'y lumisan maliban kung sila ay nagkasala ng hayag na kalaswaan. Ito ang mga hangganang itinakda ng Allah. At sinuman ang lumabag sa itinakdang hangganan ng Allah, samakatuwid, tunay na siya ay nagkasala sa kanyang sarili. Hindi ninyo nababatid na maaring pagkaraan nito, ang Allah ay magkaloob sa inyo ng mga mabubuting bagay (na Kanyang panumbalikin ang dating ugnayan [o magandang damdamin] ninyo sa isa't isa kung ito ang una o ikalawang paghihiwalay lamang).

2 Kaya't kung malapit ng umabot ang takdang (taning ng) kanilang panahon, maari ninyo silang tanggaping muli (bilang asawa) sa maayos na paraan o hiwalayan sila sa paraang kalugod-lugod. At kumuha ng dalawang makatarungang tao bilang saksi mula sa inyo (mga Muslim). At magbigay ng panunumpa sa Allah. Yaon ay isang paala-ala (babala) na ibinibigay sa isang naniniwala sa Allah at sa Huling Araw. At sinuman ang may takot sa Allah at kanyang pinananatili (tinutupad) ang tungkulin niya sa Kanya, gagawin Niya ang daan sa kanya upang malagpasan niya (ang bawat kahirapan).

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ
يَٰٓأَيُّهَا ٱلنَّبِيُّ إِذَا طَلَّقْتُمُ ٱلنِّسَآءَ فَطَلِّقُوهُنَّ لِعِدَّتِهِنَّ وَأَحْصُوا۟
ٱلْعِدَّةَ ۖ وَٱتَّقُوا۟ ٱللَّهَ رَبَّكُمْ ۖ لَا تُخْرِجُوهُنَّ مِنۢ بُيُوتِهِنَّ
وَلَا يَخْرُجْنَ إِلَّآ أَن يَأْتِينَ بِفَٰحِشَةٍ مُّبَيِّنَةٍ ۚ وَتِلْكَ حُدُودُ
ٱللَّهِ ۚ وَمَن يَتَعَدَّ حُدُودَ ٱللَّهِ فَقَدْ ظَلَمَ نَفْسَهُۥ ۚ لَا تَدْرِى لَعَلَّ
ٱللَّهَ يُحْدِثُ بَعْدَ ذَٰلِكَ أَمْرًا ﴿١﴾ فَإِذَا بَلَغْنَ أَجَلَهُنَّ فَأَمْسِكُوهُنَّ
بِمَعْرُوفٍ أَوْ فَارِقُوهُنَّ بِمَعْرُوفٍ وَأَشْهِدُوا۟ ذَوَىْ عَدْلٍ مِّنكُمْ
وَأَقِيمُوا۟ ٱلشَّهَٰدَةَ لِلَّهِ ۚ ذَٰلِكُمْ يُوعَظُ بِهِۦ مَن كَانَ يُؤْمِنُ
بِٱللَّهِ وَٱلْيَوْمِ ٱلْءَاخِرِ ۚ وَمَن يَتَّقِ ٱللَّهَ يَجْعَل لَّهُۥ مَخْرَجًا ﴿٢﴾ وَيَرْزُقْهُ
مِنْ حَيْثُ لَا يَحْتَسِبُ ۚ وَمَن يَتَوَكَّلْ عَلَى ٱللَّهِ فَهُوَ حَسْبُهُۥٓ ۚ إِنَّ ٱللَّهَ
بَٰلِغُ أَمْرِهِۦ ۚ قَدْ جَعَلَ ٱللَّهُ لِكُلِّ شَىْءٍ قَدْرًا ﴿٣﴾ وَٱلَّٰٓـِٔى يَئِسْنَ
مِنَ ٱلْمَحِيضِ مِن نِّسَآئِكُمْ إِنِ ٱرْتَبْتُمْ فَعِدَّتُهُنَّ ثَلَٰثَةُ أَشْهُرٍ
وَٱلَّٰٓـِٔى لَمْ يَحِضْنَ ۚ وَأُو۟لَٰتُ ٱلْأَحْمَالِ أَجَلُهُنَّ أَن يَضَعْنَ حَمْلَهُنَّ ۚ
وَمَن يَتَّقِ ٱللَّهَ يَجْعَل لَّهُۥ مِنْ أَمْرِهِۦ يُسْرًا ﴿٤﴾ ذَٰلِكَ أَمْرُ ٱللَّهِ أَنزَلَهُۥٓ
إِلَيْكُمْ ۚ وَمَن يَتَّقِ ٱللَّهَ يُكَفِّرْ عَنْهُ سَيِّـَٔاتِهِۦ وَيُعْظِمْ لَهُۥٓ أَجْرًا ﴿٥﴾

---

1 Si Abu Hurayrah ay nagsalaysay na sinabi ng Sugo ng Allah, "Kung kayo ay aking inuutusang gawin ang isang bagay, gawin ito ng higit na maayos, at kung kayo ay aking pinagbabawalan, ito ay dapat ninyong iwasan." Sahih Muslim vol 2 Hadith Bilang 975

2 **Iddah.** Ang Allah ay nagtakda ng sapat na panahon ng paghihintay para sa babae pagkaraan ng diborsiyo o kamatayan ng kanyang asawa, kaya pagkaraan ng takdang panahon ng paghihintay, maari na siyang mag-asawa sa iba. Isinalaysay ni Abdullah Ibn Umar na nang kanyang diniborsiyo ang kanyang asawa habang ang huli ay nasa panahon ng kanyang regla, itinanong ni Umar Bin Al Khattab ang tungkol dito. Ang Sugo ng Allah ay nag-utos sa kanya na, "Utusan siya (ang iyong anak na lalaki) na ibalik niya at panatilihin ito hanggang siya ay malinis mula sa kanyang buwanang regla at maghintay hanggang sa sumunod niyang buwan ng regla at maging malinis muli at sa gayon kung nais niyang panatilihin ito, maari niyang gawin ito at kung nais niyang diborsiyuhin ito, maari niyang gawin ito bago siya magkaroon ng pakikipagtalik sa kanya, at ito ang Iddah (itinakdang pamamanahon) na iniutos ng Allah sa mga babaing ididiborsiyo." Sahih Bukhari vol 7 Hadith Bilang 178).

أَسْكِنُوهُنَّ مِنْ حَيْثُ سَكَنتُم مِّن وُجْدِكُمْ وَلَا تُضَآرُّوهُنَّ لِتُضَيِّقُوا۟
عَلَيْهِنَّ ۚ وَإِن كُنَّ أُو۟لَـٰتِ حَمْلٍ فَأَنفِقُوا۟ عَلَيْهِنَّ حَتَّىٰ يَضَعْنَ حَمْلَهُنَّ ۚ
فَإِنْ أَرْضَعْنَ لَكُمْ فَـَٔاتُوهُنَّ أُجُورَهُنَّ ۖ وَأْتَمِرُوا۟ بَيْنَكُم بِمَعْرُوفٍ ۖ وَإِن
تَعَاسَرْتُمْ فَسَتُرْضِعُ لَهُۥٓ أُخْرَىٰ ﴿٦﴾ لِيُنفِقْ ذُو سَعَةٍ مِّن سَعَتِهِۦ ۖ
وَمَن قُدِرَ عَلَيْهِ رِزْقُهُۥ فَلْيُنفِقْ مِمَّآ ءَاتَىٰهُ ٱللَّهُ ۚ لَا يُكَلِّفُ ٱللَّهُ نَفْسًا
إِلَّا مَآ ءَاتَىٰهَا ۚ سَيَجْعَلُ ٱللَّهُ بَعْدَ عُسْرٍ يُسْرًا ﴿٧﴾ وَكَأَيِّن مِّن قَرْيَةٍ
عَتَتْ عَنْ أَمْرِ رَبِّهَا وَرُسُلِهِۦ فَحَاسَبْنَـٰهَا حِسَابًا شَدِيدًا وَعَذَّبْنَـٰهَا
عَذَابًا نُّكْرًا ﴿٨﴾ فَذَاقَتْ وَبَالَ أَمْرِهَا وَكَانَ عَـٰقِبَةُ أَمْرِهَا خُسْرًا ﴿٩﴾
أَعَدَّ ٱللَّهُ لَهُمْ عَذَابًا شَدِيدًا ۖ فَٱتَّقُوا۟ ٱللَّهَ يَـٰٓأُو۟لِى ٱلْأَلْبَـٰبِ ٱلَّذِينَ ءَامَنُوا۟ ۚ
قَدْ أَنزَلَ ٱللَّهُ إِلَيْكُمْ ذِكْرًا ﴿١٠﴾ رَّسُولًا يَتْلُوا۟ عَلَيْكُمْ ءَايَـٰتِ ٱللَّهِ مُبَيِّنَـٰتٍ
لِّيُخْرِجَ ٱلَّذِينَ ءَامَنُوا۟ وَعَمِلُوا۟ ٱلصَّـٰلِحَـٰتِ مِنَ ٱلظُّلُمَـٰتِ إِلَى ٱلنُّورِ ۚ
وَمَن يُؤْمِنۢ بِٱللَّهِ وَيَعْمَلْ صَـٰلِحًا يُدْخِلْهُ جَنَّـٰتٍ تَجْرِى مِن تَحْتِهَا
ٱلْأَنْهَـٰرُ خَـٰلِدِينَ فِيهَآ أَبَدًا ۖ قَدْ أَحْسَنَ ٱللَّهُ لَهُۥ رِزْقًا ﴿١١﴾ ٱللَّهُ ٱلَّذِى خَلَقَ
سَبْعَ سَمَـٰوَٰتٍ وَمِنَ ٱلْأَرْضِ مِثْلَهُنَّ يَتَنَزَّلُ ٱلْأَمْرُ بَيْنَهُنَّ لِتَعْلَمُوٓا۟ أَنَّ
ٱللَّهَ عَلَىٰ كُلِّ شَىْءٍ قَدِيرٌ وَأَنَّ ٱللَّهَ قَدْ أَحَاطَ بِكُلِّ شَىْءٍ عِلْمًۢا ﴿١٢﴾

(3) At sa kanya ay ipagkakaloob Niya (ang biyaya [mula sa pinanggalingan]) na hindi niya aakalain (na darating). At sinuman ang magbigay ng kanyang tiwala[1] (pananalig) sa Allah, magkagayon, Siya (ang Allah) ay sapat na para sa kanya. Katotohanan, isasakatuparan ng Allah ang kanyang Kautusan. Tunay, na ang Allah ang nagtakda ng (tama at kaukulang) sukat ng lahat ng bagay.

(4) At yaong mga kababaihang lipas na sa kanilang takdang pamamanahon (regla), ang *Iddah* (takdang panahon) sa kanila kung kayo ay may alinlangan (tungkol sa kanilang pamamanahon) ay tatlong buwan at ganoon din ang *(Iddah ng)* mga wala pang buwanang dalaw. At yaong nagdadalang-tao (maging sila man ay diniborsiyo o ang kanilang asawa ay namatay), ang kanilang *Iddah* ay hanggang sumapit ang pagsilang nang nasa kanilang sinapupunan; at sinumang may takot sa Allah at kanyang pinanatili (tinutupad) ang tungkulin niya sa Kanya, gagawin Niyang magaan ang bagay na ito sa kanya.

(5) Ito ang Utos ng Allah na Kanyang ipinahayag para sa Inyo; at sinuman ang may takot sa Allah at pinanatili (tinutupad) niya ang kanyang tungkulin sa Kanya, papawiin Niya ang mga kasalanan mula sa kanya at palalakihin ang kanyang gantimpala.

(6) Pananatilihin ninyo sila (ang mga diniborsyong asawa) sa inyong mga tahanan ayon sa inyong mga kakayahan, at huwag silang pakitunguhan sa paraang inyong masugatan (ang kanilang damdamin) [upang magiging dahilan ng kanilang paglisan]). At kung sila ay nagdadalang-tao, magka-gayon, gumugol para sa kanila hanggang sila ay magsilang. At kung sila ay magpasuso sa

lnagbibigay ng pasanin ang Allah sa sinumang tao nang higit sa Kanyang ipinagkaloob sa kanya. Ang Allah ay magkakaloob ng kaginhawaan pagkaraan ng kahirapan.

(8) At ilan sa mga pamayanan (o mga mamamayan) ang naghimagsik laban sa Utos ng kanilang *Rabb* at ng Kanyang mga Sugo; at Aming iniharap sa isang mahapding pagbabayad-sala (parusa sa mundong ito) at Amin silang papatawan ng kagimbal-gimbal na parusa (ang Impiyerno sa kabilang buhay).

(9) Kaya't, nilasap nila ang masamang bunga ng kanilang gawa (kawalan ng

---

1 Itinala ni Imam Hamad na sinabi ni Ibn Abbas na habang siya ay nakasakay sa kamelyo ng Sugo ng Allah (siya ay nasa likuran ng Sugo ng Allah), ang Sugo ng Allah ay nagsabi, "O Batang lalaki, ikaw ay aking tuturuan ng mga salita (kaya, pag-aralan mo ito). Maging mapag-alala sa Allah, at ikaw ay Kanyang pangangalagaan, maging mapag-alala sa Allah at Siya ay laging nasa sa iyo. Kung ikaw ay humingi, humingi sa Allah, at kung ikaw ay humanap ng tulong, hanapin sa Allah. Dapat mong malaman na kung ang isang pangkat (ng tao) ay magkatipon-tipon upang bigyan ka ng kapakinabangan, sila ay walang maibibigay na kapakinabangan maliban kung ano ang itinakda ng Allah para sa iyo. Dapat mong malaman na kung ang pangkat (ng tao) ay magkatipon-tipon upang ikaw ay pinsalain, hindi nila magagawang pinsalain ka maliban kung ano ang itinakda ng Allah laban sa iyo. Ang mga panulat ay naitaas na at ang mga pahina ay nangatuyo na." Ahmad 1:293

pananampalataya) at ang naging kahihinatnan ng kanilang gawa ay kawalan (kapahamakan sa mundong ito at walang hanggang parusa sa kabilang buhay).

(10) Ang Allah ay naglaan sa kanila ng isang mahapding parusa. Kaya't matakot sa Allah at panatilihin (tuparin) ang inyong tungkulin sa Kanya, O kayong mga taong nakauunawa at nananalig (sa Allah)! Tunay, na ang Allah ay nagbaba sa inyo ng isang Paala-ala (itong Quran).

(11) (At ipinadala rin sa inyo) ang isang Sugo, na nagsasaysay sa inyo ng mga *Ayat* ng Allah na naglalaman ng malinaw na mga paliwanag upang Kanyang iligtas yaong may pananampalataya at may gawang kabutihan, mula sa dilim (ng kamangmangan) tungo sa liwanag (ng karunungan ng pagsamba sa tunay na Diyos). At sinuman ang manampalataya sa Allah at gumawa ng mga kabutihan, siya ay tatanggapin Niya sa mga Hardin na sa ilalim nito ay may mga ilog na umaagos upang doon, sila ay mamalagi magpakailanman. Tunay na ipinagkaloob ng Allah sa kanya ang isang masaganang biyaya.

(12) Ang Allah, ang Siyang lumikha ng pitong mga kalangitan at ng kalupaan sa ganoon ding bilang nito. Ang Kanyang Kautusan ay bumababa sa pagitan ng mga ito (kalangitan at kalupaan) upang inyong mapag-alaman na ang Allah ay may Kakayahan sa lahat ng bagay, at katotohanan, saklaw ng Allah ang Ganap na Kaalaman sa lahat ng bagay.

## Surah At-Tahrim

(Ang Ipinagbabawal)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

(1) O Propeta! Bakit mo ipinagbabawal (sa iyong sarili) ang mga bagay na sa iyo ay ipinahintulot ng Allah, na iyong hinahangad upang bigyang kasiyahan ang iyong mga asawa? At ang Allah ay Lagi nang Mapagpatawad, ang Maawain.

(2) At ginawang kautusan ng Allah sa inyo (mga kalalakihan) ang magbigay ng kabayaran (upang mapawalang-saysay ang inyong mga panunumpa. At ang Allah ang inyong *Maula* (Panginoon o Tagapangalaga) at Siya ang Lubos na Maalam, ang Tigib ng Karunungan.

(3) At (alalahanin) nang ang Propeta ay tiwalang nagsiwalat ng isang (lihim na) bagay

ترتيبها ٦٦ — سُورَةُ التَّحْرِيمِ — آياتها ١٢

بِسْمِ اللَّهِ الرَّحْمَٰنِ الرَّحِيمِ

يَٰٓأَيُّهَا ٱلنَّبِيُّ لِمَ تُحَرِّمُ مَآ أَحَلَّ ٱللَّهُ لَكَ ۖ تَبْتَغِى مَرْضَاتَ أَزْوَٰجِكَ ۚ وَٱللَّهُ
غَفُورٌ رَّحِيمٌ ﴿١﴾ قَدْ فَرَضَ ٱللَّهُ لَكُمْ تَحِلَّةَ أَيْمَٰنِكُمْ ۚ وَٱللَّهُ مَوْلَىٰكُمْ ۖ
وَهُوَ ٱلْعَلِيمُ ٱلْحَكِيمُ ﴿٢﴾ وَإِذْ أَسَرَّ ٱلنَّبِىُّ إِلَىٰ بَعْضِ أَزْوَٰجِهِۦ حَدِيثًا
فَلَمَّا نَبَّأَتْ بِهِۦ وَأَظْهَرَهُ ٱللَّهُ عَلَيْهِ عَرَّفَ بَعْضَهُۥ وَأَعْرَضَ عَنۢ بَعْضٍ ۖ
فَلَمَّا نَبَّأَهَا بِهِۦ قَالَتْ مَنْ أَنۢبَأَكَ هَٰذَا ۖ قَالَ نَبَّأَنِىَ ٱلْعَلِيمُ ٱلْخَبِيرُ
﴿٣﴾ إِن تَتُوبَآ إِلَى ٱللَّهِ فَقَدْ صَغَتْ قُلُوبُكُمَا ۖ وَإِن تَظَٰهَرَا عَلَيْهِ
فَإِنَّ ٱللَّهَ هُوَ مَوْلَىٰهُ وَجِبْرِيلُ وَصَٰلِحُ ٱلْمُؤْمِنِينَ ۖ وَٱلْمَلَٰٓئِكَةُ
بَعْدَ ذَٰلِكَ ظَهِيرٌ ﴿٤﴾ عَسَىٰ رَبُّهُۥٓ إِن طَلَّقَكُنَّ أَن يُبْدِلَهُۥٓ أَزْوَٰجًا
خَيْرًا مِّنكُنَّ مُسْلِمَٰتٍ مُّؤْمِنَٰتٍ قَٰنِتَٰتٍ تَٰٓئِبَٰتٍ عَٰبِدَٰتٍ سَٰٓئِحَٰتٍ
ثَيِّبَٰتٍ وَأَبْكَارًا ﴿٥﴾ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُوا۟ قُوٓا۟ أَنفُسَكُمْ وَأَهْلِيكُمْ
نَارًا وَقُودُهَا ٱلنَّاسُ وَٱلْحِجَارَةُ عَلَيْهَا مَلَٰٓئِكَةٌ غِلَاظٌ شِدَادٌ
لَّا يَعْصُونَ ٱللَّهَ مَآ أَمَرَهُمْ وَيَفْعَلُونَ مَا يُؤْمَرُونَ ﴿٦﴾ يَٰٓأَيُّهَا
ٱلَّذِينَ كَفَرُوا۟ لَا تَعْتَذِرُوا۟ ٱلْيَوْمَ ۖ إِنَّمَا تُجْزَوْنَ مَا كُنتُمْ تَعْمَلُونَ ﴿٧﴾

sa isa niyang asawa (Hafsah), at pagkaraan, ay isiniwalat naman (ni Hafsah) sa isa pa (kay Aishah). (Ngunit) ginawang ipabatid ng Allah sa kanya (kay Propeta Muhammad); ipinabatid (Niya) ang isang bahagi nito at hinayaan ang isang bahagi. Kaya, nang sabihin niya (ng Sugo ng Allah) sa kanya (kay Hafsah) ang tungkol dito, siya (si Hafsah) ay nagtanong: "Sino ang nagsabi nito sa iyo? Siya (sugo ng Allah) ay sumagot: "(Ang Allah), ang Lubos na Maalam, ang Ganap ng Nakababatid, ang Siyang nagsabi sa akin".

(4) At kung kayong dalawa (Aishah at Hafsah) ay magbalik-loob sa pagsisisi sa Allah, (ito ay tatanggapin Niya at higit itong makabubuti sa inyo) na ang inyong mga puso ay sadyang nakahilig (upang salungatin kung ano ang nais ng Propeta) nguni't kung kayo ay magtulungan sa isa't isa laban sa kanya (kay Propeta Muhammad) magkagayon, katotohanan, ang Allah ang kanyang tagapagtanggol at maging ang Angel Jibril at ang mga matutuwid mula sa hanay ng mga mananampalataya; at higit pa

يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ تُوبُوٓاْ إِلَى ٱللَّهِ تَوۡبَةٗ نَّصُوحًا عَسَىٰ رَبُّكُمۡ
أَن يُكَفِّرَ عَنكُمۡ سَيِّـَٔاتِكُمۡ وَيُدۡخِلَكُمۡ جَنَّٰتٖ تَجۡرِي
مِن تَحۡتِهَا ٱلۡأَنۡهَٰرُ يَوۡمَ لَا يُخۡزِي ٱللَّهُ ٱلنَّبِيَّ وَٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ
مَعَهُۥۖ نُورُهُمۡ يَسۡعَىٰ بَيۡنَ أَيۡدِيهِمۡ وَبِأَيۡمَٰنِهِمۡ يَقُولُونَ رَبَّنَآ
أَتۡمِمۡ لَنَا نُورَنَا وَٱغۡفِرۡ لَنَآۖ إِنَّكَ عَلَىٰ كُلِّ شَيۡءٖ قَدِيرٞ ٨
يَٰٓأَيُّهَا ٱلنَّبِيُّ جَٰهِدِ ٱلۡكُفَّارَ وَٱلۡمُنَٰفِقِينَ وَٱغۡلُظۡ عَلَيۡهِمۡۚ
وَمَأۡوَىٰهُمۡ جَهَنَّمُۖ وَبِئۡسَ ٱلۡمَصِيرُ ٩ ضَرَبَ ٱللَّهُ مَثَلٗا
لِّلَّذِينَ كَفَرُواْ ٱمۡرَأَتَ نُوحٖ وَٱمۡرَأَتَ لُوطٖۖ كَانَتَا تَحۡتَ
عَبۡدَيۡنِ مِنۡ عِبَادِنَا صَٰلِحَيۡنِ فَخَانَتَاهُمَا فَلَمۡ يُغۡنِيَا عَنۡهُمَا
مِنَ ٱللَّهِ شَيۡـٔٗا وَقِيلَ ٱدۡخُلَا ٱلنَّارَ مَعَ ٱلدَّٰخِلِينَ ١٠
وَضَرَبَ ٱللَّهُ مَثَلٗا لِّلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱمۡرَأَتَ فِرۡعَوۡنَ إِذۡ
قَالَتۡ رَبِّ ٱبۡنِ لِي عِندَكَ بَيۡتٗا فِي ٱلۡجَنَّةِ وَنَجِّنِي مِن فِرۡعَوۡنَ
وَعَمَلِهِۦ وَنَجِّنِي مِنَ ٱلۡقَوۡمِ ٱلظَّٰلِمِينَ ١١ وَمَرۡيَمَ ٱبۡنَتَ
عِمۡرَٰنَ ٱلَّتِيٓ أَحۡصَنَتۡ فَرۡجَهَا فَنَفَخۡنَا فِيهِ مِن رُّوحِنَا
وَصَدَّقَتۡ بِكَلِمَٰتِ رَبِّهَا وَكُتُبِهِۦ وَكَانَتۡ مِنَ ٱلۡقَٰنِتِينَ ١٢

rito, (maging) ang mga Anghel ay kanyang mga tagapag-tangkilik.

5 Kung mangyari ngang kayo (mga asawa ng Propeta) ay kanyang hiwalayan (lahat) maari ngang ang kanyang *Rabb* (Panginoon) ay magkaloob sa kanya ng mga asawang higit sa inyo- mga *Muslimah* (na mabubuting mananampalataya), na lagi nang tumatalima, masunurin (sa Allah, nagbabalik-loob sa Allah nang may pagsisisi at tapat na sumasamba sa Allah, laging laan sa pag-aayuno, silang mga babaing nagsilikas (nang dahil sa Allah), mga balo at mga dalaga.

6 O kayong Mananampalataya (mga Muslim)! Iligtas ang inyong sarili at ang inyong mga mag-anak laban sa Apoy (ng Impiyerno) na ang panggatong ay mga tao at bato, na doon ay may itinalagang (tagapagbantay na) mga Anghel na mababalasik (at) mahihigpit, na hindi sumusuway sa (pagtupad ng) Kautusan na tinatanggap nila sa Allah bagkus ginagawa ang (bagay na) sa kanila ay ipinag-utos.

7 (At sa kanila ay sasabihin sa kabilang-buhay:) "O kayong *Kafirun!* Huwag kayong gumawa ng mga pangangatuwiran (o dahilan) sa Araw na ito! (sapagka't) kayo ay babayaran lamang ayon sa anumang inyong ginawa!"

8 O kayong Mananampalataya (mga Muslim)! Magbalik-loob sa Allah ngang may tapat na pagsisi. Maaring patawarin ng inyong *Rabb* ang inyong mga kasalanan, at kayo ay tanggapin Niya sa mga Harin na sa ilalim nito ay may mga ilog na umaagos sa Araw na yaon, hindi pahihintulutan ng Allah na hamakin (o alipustahin) ang Propeta at maging ang mga mananampalataya. Ang kanilang Liwanag ay tatanglaw sa kanila at sa kanilang mga kanang kamay (ay may Talaan ng kanilang Gawa). At sila ay magsasabi: "O aming *Rabb*! Inyong panatilihing ganap an gaming liwanag para sa amin at ipagkaloob mo sa amin ang kapatawaran. Katotohanan, Ikaw ang may kakayahan sa lahat ng bagay.

9 O Propeta! Ikaw ay makipaglaban ngang may katatagan laban sa *Kafirun* at sa mga mapagkunwari at ikaw ay maging mahigpit laban sa kanila. Ang kanilang patutunguhan ay Impiyerno at tunay na (ito ay) isang napakasamang hantungan.

10 Ang Allah ay nagbigay ng isang (masamang) halimbawa para sa *Kafirun.* Ang asawa ni Nuh (Noah) at ang asawa ni Lut (Lot). Sila ay kapwa nasa pangangasiwa ng Aming mga matutuwid na alipin subali't sila ay nagtaksil sa kanila (sa pamamagitan ng *Kufr* [kawalan ng pananalig o pananampalataya]. Kaya, sila (Nuh at Lut) ay walang nagawa upang sila (ang kanilang mga asawa) ay mailigtas laban sa (parusa ng) Allah at sa kanila ay sinabi: Humayong pumasok sa Apoy kasama ng mga nagsisipasok."

11 At ang Allah ay nagbigay ng isang (mabuting) halimbawa para sa mananampalataya: ang asawa[1] ni Fir'awn (Paraon) nang siya ay nagsabi: Aking *Rabb!*

---

1 At ayon sa pagtatala ni Ibn Jarir, isinalaysay ni Abu Musa Al Ash'ari na sinabi ng Sugo ng Allah na: "Maraming lalaki ang nakamtan ang ganap na pananalig at (nguni't) mula sa mga babae, si Maryam (Maria) na anak na babae ni Imran at si Asiyah, na asawa ni Fir'awn (Paraon) ang nakatamo ng kaganapan lamang."

Ipagtayo mo ako ng isang tahanan sa Hardin na malapit sa Iyo at iligtas Mo ako kay Fir'awn (Paraon) at sa kanyang (masamang) gawa at iligtas Mo ako sa *Zalimun* [1]

12 At si Maryam[2] (Maria), anak na babae ni Imran, kanyang pinangalagaan ang sariling kalinisan (puri at dangal); at siya ay Aming hiningahan mula sa Aming (nilikhang) kaluluwa at siya ay sumaksi sa katotohanan ng mga Salita ng kanyang Rabb at sa Kanyang mga Kasulatan, at siya ay nabibilang sa mga masunurin sa Allah (*Qanitun*).

## Surah Al-Mulk[3]

(Ang Kapamahalaan)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 Mapagpala ang (Allah na) Siyang may tangan ng Kapamahalaan; At (Siya ang) may (ganap na) kakayahan sa lahat ng bagay.

2 Siya ang lumikha ng Kamatayan at Buhay upang kayo ay Kanyang subukan kung sino sa inyo ang pinakamabuti sa gawa. At Siya ang Ganap na Makapangyarihan, ang Lagi nang Mapagpatawad;

سُورَةُ المُلْكِ

ترتيبها ٦٧ — آياتها ٣٠

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

تَبَٰرَكَ ٱلَّذِي بِيَدِهِ ٱلۡمُلۡكُ وَهُوَ عَلَىٰ كُلِّ شَيۡءٖ قَدِيرٌ ١ ٱلَّذِي خَلَقَ
ٱلۡمَوۡتَ وَٱلۡحَيَوٰةَ لِيَبۡلُوَكُمۡ أَيُّكُمۡ أَحۡسَنُ عَمَلٗاۚ وَهُوَ ٱلۡعَزِيزُ ٱلۡغَفُورُ ٢
ٱلَّذِي خَلَقَ سَبۡعَ سَمَٰوَٰتٖ طِبَاقٗاۖ مَّا تَرَىٰ فِي خَلۡقِ ٱلرَّحۡمَٰنِ مِن
تَفَٰوُتٖۖ فَٱرۡجِعِ ٱلۡبَصَرَ هَلۡ تَرَىٰ مِن فُطُورٖ ٣ ثُمَّ ٱرۡجِعِ ٱلۡبَصَرَ كَرَّتَيۡنِ
يَنقَلِبۡ إِلَيۡكَ ٱلۡبَصَرُ خَاسِئٗا وَهُوَ حَسِيرٞ ٤ وَلَقَدۡ زَيَّنَّا ٱلسَّمَآءَ
ٱلدُّنۡيَا بِمَصَٰبِيحَ وَجَعَلۡنَٰهَا رُجُومٗا لِّلشَّيَٰطِينِۖ وَأَعۡتَدۡنَا لَهُمۡ عَذَابَ
ٱلسَّعِيرِ ٥ وَلِلَّذِينَ كَفَرُواْ بِرَبِّهِمۡ عَذَابُ جَهَنَّمَۖ وَبِئۡسَ ٱلۡمَصِيرُ
٦ إِذَآ أُلۡقُواْ فِيهَا سَمِعُواْ لَهَا شَهِيقٗا وَهِيَ تَفُورُ ٧ تَكَادُ تَمَيَّزُ
مِنَ ٱلۡغَيۡظِۖ كُلَّمَآ أُلۡقِيَ فِيهَا فَوۡجٞ سَأَلَهُمۡ خَزَنَتُهَآ أَلَمۡ يَأۡتِكُمۡ نَذِيرٞ ٨
قَالُواْ بَلَىٰ قَدۡ جَآءَنَا نَذِيرٞ فَكَذَّبۡنَا وَقُلۡنَا مَا نَزَّلَ ٱللَّهُ مِن شَيۡءٍ إِنۡ أَنتُمۡ
إِلَّا فِي ضَلَٰلٖ كَبِيرٖ ٩ وَقَالُواْ لَوۡ كُنَّا نَسۡمَعُ أَوۡ نَعۡقِلُ مَا كُنَّا فِيٓ أَصۡحَٰبِ
ٱلسَّعِيرِ ١٠ فَٱعۡتَرَفُواْ بِذَنۢبِهِمۡ فَسُحۡقٗا لِّأَصۡحَٰبِ ٱلسَّعِيرِ ١١
إِنَّ ٱلَّذِينَ يَخۡشَوۡنَ رَبَّهُم بِٱلۡغَيۡبِ لَهُم مَّغۡفِرَةٞ وَأَجۡرٞ كَبِيرٞ ١٢

3 Siya ang lumikha sa pitong Kalangitan, bawa't isa ay nagtataasan, wala kayong masusulyapang kakulangan (o kapintasan) sa mga nilikha ng Mahabaging (Allah). Kaya't muli mo itong sulyapan: "May natatanaw ka bang siwang (kahit man [isang] awang)?"

4 Kaya't muli mo itong sulyapan; at muli pa; ang iyong paningin ay magbabalik sa iyo nang may '*Khaasi*'[4] (kahihiyan) at '*Haseer*'[5] (kapaguran).

5 At tunay na Aming pinalamutian ang pinakamalapit na kalangitan ng mga lampara (bituin), At ginawa Namin yaong

---

1 **Zalimun**. Ito ay isang salita mula sa wikang arabik ng tumutukoy sa lahat ng taong makasalanan, mapaggawa ng katampalasanan sa pamamagitan ng pang-aabuso, pang-aapi sa kapwa, at suwail na lumalabag sa hangganang kautusan ng Allah. Sila na kung ipagkaloob sa kanila ang kapangyarihan ay mapaniil na umaalipin sa mga mahihinang tao.

2 Si Imam Ahmad ay nagtala na sinabi ni Ibn Abbas na, "Ang Sugo ng Allah ay gumuhit ng apat na guhit sa lupa at sinabi, "Alam ba ninyo kung ano ang ibig sabihin ng apat na guhit na ito. Sila ay sumagot, "Ang Allah at ang Kanyang Sugo ang nakakaalam nang higit." Sinabi niya, "ang pinakamabuti mula sa mga kababaihan ng Paraiso ay sina Khadijah bint Khuwaylid, Fatima Bint Muhammad, Maryam Bint Imran at Asiyah bint Muzahim, ang asawa ni Fir'awn." Ahmad 1:293.

3 Si Imam Ahmad ay nagtala mula kay Abu Hurayrah na ang Sugo ng Allah ay nagsabi, "Katotohanan, mayroong isang Surah ng Qur'an na naglalaman ng tatlumpong ayat (talata) na mamamagitan sa sinumang bumibigkas nito hanggang siya ay mapatawad ng Allah. Ito ay ang "Taba-rak Al Ladhi. (Surah Al Mulk)." Ang Hadith na ito ay tinipon din ni Tirmidhi at ng apat na Sunan ng Tagapagtipon ng mga Hadith. Ahmad 2:321 Tafsir Ibn Kathir vol 10 pahina 78.

4 '**Khaasi**'-ayon kay Ibn Abbas, ang 'Khaasi' ay kahihiyan o hamak. Al Tabari-23:509 (Tafsir Ibn Kathir vol 10 pahina 78)

5 '**Haseer**'-ayon sa mga mapananaligang paham ng Islam, si Ibn Abbas ay nagsabi na ang arabik na salitang '*Haseer* ay tumutukoy sa kapaguran o pagkahapo. Ad-Dhurr Al Manthur 8:235 Tafsir Ibn Kathir vol 10, pahina 82.

mga lampara (bituin[1]), bilang (pamuksang) sandata upang itaboy papalayo ang mga satanas (demonyo) at inihanda Namin sa kanila ang
Parusa ng Naglalagablab na Apoy.
6 At yaong nagtatakwil sa kanilang *Rabb*[2] (Panginoon) ay (nakalaan sa kanila ang) parusa ng Impiyerno. At (ito ay) sadyang pinakamasamang hantungan.
7 At kung sila ay naitapon doon (sa Impiyerno), kanilang maririnig ang malakas na ingay ng *Shahiq* (na tila isang malalim na paghinga) habang ito ay kumukulo (at bumubuga ng Apoy).
8 Ito ay halos sumabog sa (tindi ng) pangangalit. Sa tuwinang may pangkat na itinatapon (itinataboy) doon, ang mga Tagabantay niyaon ay magtatanong: Wala bang isang tagapagbabala (Sugo ng Allah) ang dumating sa inyo?
9 At sila ay magsasabi "Katotohanan, may isang Tagapagbabala ang dumating sa amin. Subali't, siya ay aming painasinungalingan at aming sinabi (sa kanya): "Ang Allah ay hindi nagpadala ng anumang bagay (hinggil sa kapahayagan), (at) katotohanan, kayong (lahat) ay nasasadlak sa napakalaking kamalian."
10 At kanilang sasabihin (nang may pagsisi at panlulumo): "Kung nakinig lamang kami o ginamit ang aming talino, sana ay hindi kami napabilang sa mga magsisitahan sa Naglalagablab na Apoy.
11 Kaya't aaminin nila ang kanilang mga kasalanan, Subali't, kay layo (sa Habag ng Allah) ang mga magsisitahan sa Naglalagablab na Apoy.
12 Katotohanan! Yaong lingid (at tunay) ang kanilang pagkatakot sa kanilang *Rabb* ay mapapasakanila ang kapatawaran at dakilang gantimpala (ang Paraiso).
13 At kahit na inilihim pa ninyo ang inyong salita o ihayag man ito. Katotohanan, Siya ang Lubos na Maalam kung ano ang nilalaman ng dibdib (ng tao).
14 Hindi ba Niya batid kung ano ang Kanyang nilikha? At Siya ang (Lubos na) Mabait at higit na Mapagbigay (sa kanyang mga alipin), ang Ganap na nakababatid (sa lahat ng bagay).
15 Siya ang gumawang maging sunud-sunuran sa inyo ang kalupaan (ginawang madali sa inyo upang lakaran, panirahan at taniman ito ng mga pananim) kaya tumahak sa landas nito at kumain mula sa Kanyang mga panustos (kabuhayan[3]). At nasa sa Kanya ang Pagkabuhay Muli.
16 Hindi ba kayo nakadarama ng katiwasayan, Na Siya na nasa itaas ng

---

1 Binanggit ni Abu Qatadah ang ayah na ito sinabi niya, "Ang pagkakalikha sa mga bituin ay may tatlong dahilan, una, bilang palamuti sa pinakamababang langit, ikalawa, bilang sandatang pamuksa upang itaboy ang mga Shayatin (satanas) at ikatlo, upang gamiting gabay sa (gabi ng) paglalakbay. Kaya, sinuman ang nagbigay ng iba pang kahulugan, siya ay nagkamali at ginugol lamang ang kanyang panahon sa walang kabuluhan at inilagay lamang ang sarili na lumagpas sa hangganan ng kaalaman. Sahih Bukhari, vol, 4 Chap 3, pahina 282)

2 **Rabb** (Panginoon)-Bagama't madalas gamitin ang salitang Panginoon sa pagsasalin ng salitang **Rabb**, ito ay hindi sapat o ganap ang kahulugan sapagka't ang **Rabb** sa wikang arabik ay malawak ang kahulugan. Tinatawag na **Rabb** ang Allah sapagka't Siya ang tanging nagmamay-ari ng Kapangyarihang Lumikha at Kautusan. Ang Allah ang nagbigay ng kakayahan sa lahat ng bagay upang gumalaw, lumaki, magbago at umunlad. Siya ang Panginoon na walang kapantay sa Kanyang Kapamahalaan, Kadakilaan, Kataas-taasan at Kapangyarihan. Siya ang Tanging Tagapanustos at Tagapangalaga ng lahat ng nilikha. Ang salitang **Panginoon** ay karaniwang ginagamit bilang paggalang sa isang guro, pinuno (mga dugong bughaw-sa wikang ingles Royal Family). Kaya, minabuti ng tagasalin sa tagalog na gamitin ang salitang arabik na **Rabb** at dinugtungan at ikinabit ang (Panginoon) upang maunawaan ng sinumang mambabasa. Mababasa lamang ang katagang **Rabb** na sinundan nang may panaklong na katagang **(Panginoon)** sa mga unang ayah ng naturang **Ju'zu** at **Surah** ng Qur'an.

3 Si Imam Ahmad ay nagtala mula kay Omar Ibn Khattab, na narinig niya sa Sugo ng Allah na nagsabi, "Kung magtiwala sa Allah sa tunay na paraan ng pagtitiwala, ipagkaloob sa iyo ang kabuhayan na katulad ng kabuhayang ipinagkaloob Niya sa mga ibon. Ang mga ibon ay lumilipad sa umaga na walang pagkain at bumabalik sa gabi na puno ng pagkain ang tiyan." Ahmad 1:52 Tafsir Ibn Kathir vol 10, pahina 89.

وَأَسِرُّوا۟ قَوْلَكُمْ أَوِ ٱجْهَرُوا۟ بِهِۦٓ ۖ إِنَّهُۥ عَلِيمٌۢ بِذَاتِ ٱلصُّدُورِ ﴿١٣﴾ أَلَا
يَعْلَمُ مَنْ خَلَقَ وَهُوَ ٱللَّطِيفُ ٱلْخَبِيرُ ﴿١٤﴾ هُوَ ٱلَّذِى جَعَلَ لَكُمُ
ٱلْأَرْضَ ذَلُولًا فَٱمْشُوا۟ فِى مَنَاكِبِهَا وَكُلُوا۟ مِن رِّزْقِهِۦ ۖ وَإِلَيْهِ ٱلنُّشُورُ
﴿١٥﴾ ءَأَمِنتُم مَّن فِى ٱلسَّمَآءِ أَن يَخْسِفَ بِكُمُ ٱلْأَرْضَ فَإِذَا هِىَ
تَمُورُ ﴿١٦﴾ أَمْ أَمِنتُم مَّن فِى ٱلسَّمَآءِ أَن يُرْسِلَ عَلَيْكُمْ حَاصِبًا ۖ
فَسَتَعْلَمُونَ كَيْفَ نَذِيرِ ﴿١٧﴾ وَلَقَدْ كَذَّبَ ٱلَّذِينَ مِن قَبْلِهِمْ فَكَيْفَ
كَانَ نَكِيرِ ﴿١٨﴾ أَوَلَمْ يَرَوْا۟ إِلَى ٱلطَّيْرِ فَوْقَهُمْ صَٰٓفَّٰتٍ وَيَقْبِضْنَ ۚ مَا
يُمْسِكُهُنَّ إِلَّا ٱلرَّحْمَٰنُ ۚ إِنَّهُۥ بِكُلِّ شَىْءٍۭ بَصِيرٌ ﴿١٩﴾ أَمَّنْ هَٰذَا ٱلَّذِى
هُوَ جُندٌ لَّكُمْ يَنصُرُكُم مِّن دُونِ ٱلرَّحْمَٰنِ ۚ إِنِ ٱلْكَٰفِرُونَ إِلَّا فِى غُرُورٍ
﴿٢٠﴾ أَمَّنْ هَٰذَا ٱلَّذِى يَرْزُقُكُمْ إِنْ أَمْسَكَ رِزْقَهُۥ ۚ بَل لَّجُّوا۟ فِى عُتُوٍّ
وَنُفُورٍ ﴿٢١﴾ أَفَمَن يَمْشِى مُكِبًّا عَلَىٰ وَجْهِهِۦٓ أَهْدَىٰٓ أَمَّن يَمْشِى سَوِيًّا
عَلَىٰ صِرَٰطٍ مُّسْتَقِيمٍ ﴿٢٢﴾ قُلْ هُوَ ٱلَّذِىٓ أَنشَأَكُمْ وَجَعَلَ لَكُمُ ٱلسَّمْعَ
وَٱلْأَبْصَٰرَ وَٱلْأَفْـِٔدَةَ ۖ قَلِيلًا مَّا تَشْكُرُونَ ﴿٢٣﴾ قُلْ هُوَ ٱلَّذِى ذَرَأَكُمْ
فِى ٱلْأَرْضِ وَإِلَيْهِ تُحْشَرُونَ ﴿٢٤﴾ وَيَقُولُونَ مَتَىٰ هَٰذَا ٱلْوَعْدُ إِن كُنتُمْ
صَٰدِقِينَ ﴿٢٥﴾ قُلْ إِنَّمَا ٱلْعِلْمُ عِندَ ٱللَّهِ وَإِنَّمَآ أَنَا۠ نَذِيرٌ مُّبِينٌ ﴿٢٦﴾

Kalangitan ay hindi Niya pinahihintulutan na kayo ay matabunan ng lupa kapag ito ay mayanig sa paglindol?
17 O, hindi ba kayo nakadarama ng katiwasayan, Na Siya na nasa itaas ng kalangitan ay hindi magpaparating laban sa inyo ng nag-aalimpuyong daluyong ng (*Hasib)* hangin? (Sa gayon) inyong mapag-aalaman kung gaano nga kasidhi ang Aking Babala?
18 At Katotohananm yaong mga (taong) nauna sa kanila ay nagtakwil (sa mga Sugo ng Allah) (Kaya, inyong pagmasdan kung) gaano (kasindak-sindak) ang Aking pagtanggi (sa kanila)?
19 At hindi ba nila napagmamasdan ang mga ibon na nasa kanilang itaas (kung paano) ibinubuka ang kanilang mga bagwis at (kung paano rin) itinitiklop yaon? Walang ibang tumangan sa kanila maliban sa Mahabagin (ang Allah). Katotohanan, Siya ang Ganap na Nakakikita sa lahat ng bagay.
20 O, sino pa kaya siya na inyong magiging tagapagtanggol na makatutulong sa inyo bukod sa Mahabaging (Allah)? Silang Kafirun ay walang patutunguhan maliban sa pagkaligaw.
21 At sino siya na makapagbibigay sa inyo (ng inyong mga pangangailangan) kung ipagkait Niya sa inyo ang Kanyang Biyaya? Subali't, sila ay patuloy sa kapalaluan (pagmamalaki) At (sila ay) umiwas (sa katotohanan).
22 Ang isa bang naglalakad na ang mukha ay nakatungo (na hindi nakakikita) ay higit bang napapatnubayan kaysa sa isang (nakakikita at) maayos na naglalakad sa matuwid na landas (na naniniwala sa Kaisahan ng Diyos)?
23 Sabihin: Siya ang lumikha sa inyo, at Siya ang nagkaloob sa inyo ng pandinig (tainga) at paningin (mata), at puso. (Subali't) napakaliit ng inyong (isinusukling) pasasalamat.
24 Sabihin: Siya ang lumikha sa inyo sa mundong ito at sa Kanya (rin) ang inyong pagtitipun-tipon (sa Kabilang-buhay)."
25 At sila ay magsasabi: "Kailan nga ba ang pagsapit ng pangakong ito (ang Araw ng Pagkabuhay Muli) kung ikaw nga ay nagsasabi ng katotohanan?"
26 Sabihin mo (O, Muhammad): "Ang kaalaman (sa itinakdang Oras) ay nasa Allah lamang, at ako ay isang tagapagbabala lamang."
27 Nguni't, kung kanilang masisilayan (ang kaparusahan sa Araw ng Pagkabuhay Muli) na ito'y papalapit, ang mukha ng *Kafirun* ay kakaiba (nangingitim na may [bahid ng] kalungkutan at dalamhati) at (sa kanila) ay may magsasabi: "Ito na ang (pangako na) inyong hinihiling."
28 Sabihin mo, (O, Muhammad) "Sabihin sa akin! Kung ako ba ay wasakin ng Allah, at yaong aking mga kasamahan, o (di kaya naman) kami ay gawaran ng Kanyang Awa, sino pa kaya ang makapagliligtas sa *Kafirun* laban sa mahapding parusa?
29 Sabihin: "Siya ang Mahabagin (ang Allah), sa Kanya kami ay nananampalataya, at sa Kanya naming inilalaan ang aming (lubos na) pagtitiwala. Kaya, (hindi maglalaon), inyong malalaman kung sino nga ang nasa hayag na kamalian (pagkaligaw).
30 Sabihin: (O, Muhammad) "Sabihin sa akin! Kung ang (lahat ng) inyong tubig ay matuyo, sino pa kaya, kung gayon, ang makapagbibigay sa inyo ng umaagos (na bukal) ng tubig bilang inyong panustos?"

فَلَمَّا رَأَوْهُ زُلْفَةً سِيٓـَٔتْ وُجُوهُ ٱلَّذِينَ كَفَرُوا۟ وَقِيلَ هَٰذَا ٱلَّذِى
كُنتُم بِهِۦ تَدَّعُونَ ﴿٢٧﴾ قُلْ أَرَءَيْتُمْ إِنْ أَهْلَكَنِىَ ٱللَّهُ وَمَن مَّعِىَ
أَوْ رَحِمَنَا فَمَن يُجِيرُ ٱلْكَٰفِرِينَ مِنْ عَذَابٍ أَلِيمٍ ﴿٢٨﴾ قُلْ هُوَ
ٱلرَّحْمَٰنُ ءَامَنَّا بِهِۦ وَعَلَيْهِ تَوَكَّلْنَا ۖ فَسَتَعْلَمُونَ مَنْ هُوَ فِى ضَلَٰلٍ مُّبِينٍ
﴿٢٩﴾ قُلْ أَرَءَيْتُمْ إِنْ أَصْبَحَ مَآؤُكُمْ غَوْرًا فَمَن يَأْتِيكُم بِمَآءٍ مَّعِينٍ ﴿٣٠﴾

ترتيبها ٦٨ — سُورَةُ القَلَمِ — آياتها ٥٢

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

نٓ ۚ وَٱلْقَلَمِ وَمَا يَسْطُرُونَ ﴿١﴾ مَآ أَنتَ بِنِعْمَةِ رَبِّكَ بِمَجْنُونٍ ﴿٢﴾
وَإِنَّ لَكَ لَأَجْرًا غَيْرَ مَمْنُونٍ ﴿٣﴾ وَإِنَّكَ لَعَلَىٰ خُلُقٍ عَظِيمٍ ﴿٤﴾
فَسَتُبْصِرُ وَيُبْصِرُونَ ﴿٥﴾ بِأَييِّكُمُ ٱلْمَفْتُونُ ﴿٦﴾ إِنَّ رَبَّكَ هُوَ
أَعْلَمُ بِمَن ضَلَّ عَن سَبِيلِهِۦ وَهُوَ أَعْلَمُ بِٱلْمُهْتَدِينَ ﴿٧﴾ فَلَا تُطِعِ
ٱلْمُكَذِّبِينَ ﴿٨﴾ وَدُّوا۟ لَوْ تُدْهِنُ فَيُدْهِنُونَ ﴿٩﴾ وَلَا تُطِعْ كُلَّ
حَلَّافٍ مَّهِينٍ ﴿١٠﴾ هَمَّازٍ مَّشَّآءٍۭ بِنَمِيمٍ ﴿١١﴾ مَّنَّاعٍ لِّلْخَيْرِ مُعْتَدٍ
أَثِيمٍ ﴿١٢﴾ عُتُلٍّۭ بَعْدَ ذَٰلِكَ زَنِيمٍ ﴿١٣﴾ أَن كَانَ ذَا مَالٍ وَبَنِينَ
﴿١٤﴾ إِذَا تُتْلَىٰ عَلَيْهِ ءَايَٰتُنَا قَالَ أَسَٰطِيرُ ٱلْأَوَّلِينَ ﴿١٥﴾

## Surah Al-Qalam

(Ang Panulat)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

(1) ***Nun***[1], (Isinumpa Ko) Sa Panulat[2] at kung ano ang isinulat (ng mga anghel sa Talaan ng Gawa ng Tao).
(2) Ikaw (O Muhammad), sa pagpapala ng iyong Rabb, ay hindi isang baliw.
(3) At katotohanan, nakalaan para sa iyo ang isang gantimpalang walang katapusan.
(4) At katotohanan, ikaw (O Muhammad) ay nasa ipinagkakapuring antas (huwaran) ng Kagandahang Asal[3] (at ugali).
(5) (Hindi magtatagal) Iyong makikita at (ganoon din) kanilang makikita.
(6) Kung sino nga sa inyo ang *Maftun* (inaalihan ng kabaliwan).
(7) Katotohanan, ang iyong *Rabb* ang higit na nakababatid kung sino (sa mga tao) ang naligaw mula sa Kanyang landas at nababatid Niya kung sino ang napatnubayan.
(8) Kaya, (O, Muhammad) huwag mong sundin yaong mga nagtatakwil (sa pananampalataya sa Allah, silang walang pananalig sa Kapahayagan ng Qur'an at sa Kanyang Sugo).
(9) Sila ay naghangad na ikaw ay makipagsundo (ukol sa relihiyon bilang paggalang) sa kanila. Upang, sa gayon, sila ay makipagkasundo (rin) sa iyo.
(10) At huwag kang sumunod sa bawa't *Hallaf* (taong labis na sumusumpa) *Mahin* (taong sinungaling at walang silbi).
(11) (Ang) Isang Hammaz (mapanirang puri),[4] na naglilibot sa mga tao upang maghatid ng kasinungalingan.
(12) Humahadlang sa mga gawang kabutihan, lumalabag (sa hangganan), makasalanan.
(13) '*Utul* (malupit, mabagsik) at higit pa doon, siya ay isang Zanim (anak sa labas).
(14) (Siya ay nagkaganoon) Sapagka't siya ay mayroong yaman at mga anak.

---

**1** **Nun**-Ito ay isang titik ng wikang arabik na itinuturing bilang bahagi ng himalang nakaugnay sa pagpapahayag ng Banal na Qur'an. Tanging ang Allah lamang ang nakakatalos sa ganap na kahulugan nito.

**2** Si Ibn Abi Hatim ay nagtala mula kay Al Walid bin Ubadah bin As-Samit na nagsabi: "Ang aking ama ay tumawag sa akin nang siya ay naghihingalo at sinabi niya: "Katotohanan, narinig ko ang Sugo ng Allah na nagsabi: "Katotohanan, ang unang nilikha ng Allah ay ang Panulat. At sinabi Niya sa Panulat, "Magsulat ka". Ang Panulat ay nagsabi: "O, aking Rabb, ano ang aking isusulat?" Siya (ang Allah) ay nagsabi: "Isulat mo ang Tadhana at ang anumang pinahintulutan (mga pangyayari) habang panahon." (At-Tabari 23:526)

**3** Si Sa'd bin Hisham ay nagtanong kay Aishah tungkol sa asal o ugali ng Sugo ng Allah, kaya siya ay sumagot; "Hindi mo ba binasa ang Qur'an? Si Sa'd ay sumagot: "Binasa ko" Kaya, siya (Aishah) ay nagsabi: "Katotohanan, ang asal o ugali ng Sugo ng Allah ay ang Qur'an." (At Tabari 23-529)

**4** Si Imam Ahmad ay nagtala na si Hudhayfah ay nagsabi, aking narinig ang Sugo ng Allah na nagsabing: "Ang mapanirang-puri ay hindi makapapasok sa Paraiso." (Ahmad 5:382)

سَنَسِمُهُۥ عَلَى ٱلْخُرْطُومِ ﴿١٦﴾ إِنَّا بَلَوْنَٰهُمْ كَمَا بَلَوْنَآ أَصْحَٰبَ ٱلْجَنَّةِ إِذْ أَقْسَمُوا۟
لَيَصْرِمُنَّهَا مُصْبِحِينَ ﴿١٧﴾ وَلَا يَسْتَثْنُونَ ﴿١٨﴾ فَطَافَ عَلَيْهَا طَآئِفٌ مِّن رَّبِّكَ
وَهُمْ نَآئِمُونَ ﴿١٩﴾ فَأَصْبَحَتْ كَٱلصَّرِيمِ ﴿٢٠﴾ فَتَنَادَوْا۟ مُصْبِحِينَ ﴿٢١﴾ أَنِ
ٱغْدُوا۟ عَلَىٰ حَرْثِكُمْ إِن كُنتُمْ صَٰرِمِينَ ﴿٢٢﴾ فَٱنطَلَقُوا۟ وَهُمْ يَتَخَٰفَتُونَ ﴿٢٣﴾
أَن لَّا يَدْخُلَنَّهَا ٱلْيَوْمَ عَلَيْكُم مِّسْكِينٌ ﴿٢٤﴾ وَغَدَوْا۟ عَلَىٰ حَرْدٍ قَٰدِرِينَ ﴿٢٥﴾ فَلَمَّا
رَأَوْهَا قَالُوٓا۟ إِنَّا لَضَآلُّونَ ﴿٢٦﴾ بَلْ نَحْنُ مَحْرُومُونَ ﴿٢٧﴾ قَالَ أَوْسَطُهُمْ أَلَمْ أَقُل
لَّكُمْ لَوْلَا تُسَبِّحُونَ ﴿٢٨﴾ قَالُوا۟ سُبْحَٰنَ رَبِّنَآ إِنَّا كُنَّا ظَٰلِمِينَ ﴿٢٩﴾ فَأَقْبَلَ
بَعْضُهُمْ عَلَىٰ بَعْضٍ يَتَلَٰوَمُونَ ﴿٣٠﴾ قَالُوا۟ يَٰوَيْلَنَآ إِنَّا كُنَّا طَٰغِينَ ﴿٣١﴾ عَسَىٰ
رَبُّنَآ أَن يُبْدِلَنَا خَيْرًا مِّنْهَآ إِنَّآ إِلَىٰ رَبِّنَا رَٰغِبُونَ ﴿٣٢﴾ كَذَٰلِكَ ٱلْعَذَابُ ۖ وَلَعَذَابُ
ٱلْءَاخِرَةِ أَكْبَرُ ۚ لَوْ كَانُوا۟ يَعْلَمُونَ ﴿٣٣﴾ إِنَّ لِلْمُتَّقِينَ عِندَ رَبِّهِمْ جَنَّٰتِ ٱلنَّعِيمِ
﴿٣٤﴾ أَفَنَجْعَلُ ٱلْمُسْلِمِينَ كَٱلْمُجْرِمِينَ ﴿٣٥﴾ مَا لَكُمْ كَيْفَ تَحْكُمُونَ ﴿٣٦﴾ أَمْ
لَكُمْ كِتَٰبٌ فِيهِ تَدْرُسُونَ ﴿٣٧﴾ إِنَّ لَكُمْ فِيهِ لَمَا تَخَيَّرُونَ ﴿٣٨﴾ أَمْ لَكُمْ أَيْمَٰنٌ
عَلَيْنَا بَٰلِغَةٌ إِلَىٰ يَوْمِ ٱلْقِيَٰمَةِ ۙ إِنَّ لَكُمْ لَمَا تَحْكُمُونَ ﴿٣٩﴾ سَلْهُمْ أَيُّهُم
بِذَٰلِكَ زَعِيمٌ ﴿٤٠﴾ أَمْ لَهُمْ شُرَكَآءُ فَلْيَأْتُوا۟ بِشُرَكَآئِهِمْ إِن كَانُوا۟ صَٰدِقِينَ ﴿٤١﴾
يَوْمَ يُكْشَفُ عَن سَاقٍ وَيُدْعَوْنَ إِلَى ٱلسُّجُودِ فَلَا يَسْتَطِيعُونَ ﴿٤٢﴾

(15) At nang ang Aming Ayat[1] ay binigkas sa kanya, siya ay nagsabing: "(Ito ay) mga kuwentong kasinungalingan ng mga tao ng Nagdaang Panahon."
(16) Siya ay Aming tatatakan (bilang tanda) sa kanyang ilong.
(17) Katotohanan, siya ay Aming sinubukan katulad ng pagsubok Namin sa mga mamamayan (na nagmay-ari) ng Hardin, nang sila ay mangakong pitasin ang mga bunga (ng Hardin) sa umaga.
(18) Kahit walang pasabi (ng "*Insha Allah* [kung ipahihintulot ng Allah]).
(19) Pagkaraan, ay dumating (sa Hardin) ang dalaw (parusa) mula sa iyong *Rabb* (sa oras ng gabi at ito ay nasunog) habang sila ay natutulog.
(20) Kaya't, kinaumagahan, ito (Hardin) ay mistulang isang *As-Sarim*[2].
(21) Nang sumapit ang umaga, sila ay nagtawagan (sa isa't isa).
(22) (Nagsabing;) "Magtungo sa inyong mga taniman sa umaga, kung kayo ay mamimitas (ng mga bunga).
(23) Kaya't, sila ay humayong nagsilakad at palihim na nag-uusap sa mahinang tinig.
(24) (Na n`agsabing:) "Walang isang *Miskin* (dukha o mahirap) ang maaring pumasok sa inyo (sa Hardin) sa araw na ito."
(25) At sila ay umalis ng maaga (upang hindi nila makasama ang mga mahihirap) na may matibay na hangarin, na kanilang inakala na sila ay may kapangyarihan.
(26) Nguni't, nang kanilang mapag-masdan (ang Hardin), sila ay (nagitlang) nagsabi: "Katotohanan, kami ay sadyang naligaw ng landas".
(27) (At muli, sila ay nagsabi), "Hindi ito! Tunay na tayo ay pinagkaitan (ng mga bunga)."
(28) At ang mabuti sa kanila ay nagsabi: "Hindi ba aking sinabi sa inyo, bakit hindi kayo nagbigay papuri[3] (sa Allah)?
(29) Sila ay nagsabi. "Luwalhati sa Aming *Rabb*. Katotohanan, kami ay napabilang sa *Zalimun*[4]".
(30) At pagkaraan, sila ay bumaling sa isa't isa at ibinunton ang paninisi sa bawat isa sa kanila.
(31) Sila ay nagsabi, "Kapighatian (kasawian) sa Amin. Katotohanan, kami ay mga *Taghin* (mapaghimagsik at palasuway sa kautusan ng Allah)."

---

1 **Ayat**-ito ay isang salita sa wikang arabik na kadalasan ay tumutukoy sa mga tanda, kapahayagan, batas, aral at babala na ipinahihiwatig ng Allah sa tao upang magkaroon ng pagkakataon na mag-isip, unawain at magnilay-nilay sa lahat ng oras.

2 **As-Sarim**-Ayon kay Ibn Abbas ito ay katulad ng dilim ng gabi. At Tabari 23:544. Sina Ath-Thawri at Suddi ay nagsabi, "Katulad ng pananim na kapag natapos ang anihan, ito ay nalanta at natuyot."

3 Sinabi nina Mujahid, As-Suddi at Ibn Jurayl; ang kahulugan ng "Bakit hindi kayo nagbigay papuri (sa Allah)" ay "Bakit hindi ninyo sinabi ang Insha Allah (Kung ipahintulot ng Allah)." At-Tabari 23:551 at Ad-Dhurr Al-Manthur 8:253.

4 **Zalimun.** Ito ay isang salita mula sa wikang arabik na tumutukoy sa lahat ng taong makasalanan, mapaggawa ng katampalasanan sa pamamagitan ng pang-aabuso, pang-aapi sa kapwa, at suwail na lumalabag sa hangganang kautusan ng Allah. Sila na kung ipagkaloob sa kanila ang kapangyarihan ay mapaniil na umaalipin sa mga mahihinang tao.

32 (Kami ay umaasa na) maaring ang Aming *Rabb* ay magbibigay sa Amin ng kapalit na mas higit na mabuti kaysa dito (sa Hardin). Tunay na kami ay nagbabalik-loob sa Aming *Rabb*.
33 Yaon ay isang parusa (sa buhay na ito) nguni't katotohanan, ang parusa sa Kabilang buhay ay higit na masidhi; kung batid lamang nila ito.
34 Katotohanan, sa *Muttaqun*[1] ay (nasa) Hardin ng Kagalakan (Paraiso) kapiling ng kanilang *Rabb*.
35 Dapat ba Naming pakitunguhan ang mga taong (*Muslimun*) katulad ng pakikitungo Namin sa mga makasalanan (*Mujrimun*[2])?
36 Ano ba ang nangyayari sa inyo? Paano ba kayo humusga (ng kasinungalingan)?
37 O, mayroon ba kayong Aklat na doon ay inyong napag-aaralan?
38 Na dito ay inyong matutunghayan ang lahat ng nais ninyong pagpilian?
39 O, kayo ba ay mayroong mga kasunduan mula sa Amin na umaabot hanggang sa Araw ng Pagkabuhay Muli, na kung ano ang sa inyo ay siyang inyong ihuhusga?
40 Tanungin nga sila kung sino sa kanila ang makapagbibigay katiyakan para sa gayon (bagay)?
41 O, sila ba ay may katambal (na diyos maliban sa Allah)? Samakatuwid, hayaan silang dalhin ang kanilang katambal, kung sila nga ay (nagsasabi ng) makatotohanan.
42 (Alalahanin) ang Araw kung ang *Sa'q*[3] ay ilalantad (sa Araw ng Pagkabuhay Muli) at sila ay tatawagin upang magpatirapa (sa Allah) nguni't sila (na mga mapagkunwari) ay hindi magagawang magpatirapa.
43 Ang kanilang paningin ay ibababa, ang pighati ay babalot sa kanila. Na sila ay laging inaanyayahan na magpatirapa (sa pagdarasal) habang sila ay malulusog at matitikas (subali't, hindi nila ito tinagkang gawin).
44 Magkagayon, hayaang Ako ang makitungo sa mga (taong) nagtakwil sa mensaheng ito. Amin silang parurusahan ng unti-unti mula sa mga dakong (gawi na) hindi nila mamamalayan.
45 At Akin silang gagawaran ng (kaunting) palugit. Katotohanan, ang Aking Balak ay matibay (matatag).
46 O Ikaw ba (Muhammad) ay humihingi sa

---

1 **Muttaqun**-sila ay mga taong tunay na may takot sa Allah. Sila ay gumagawa ng lahat ng uri ng kabutihan upang makamtan nila ang Kasiyahan ng Allah. Gayon din, sila ay umiiwas sa lahat ng bagay na makasalanan o magiging daan upang magkasala. Minamahal nila ang Allah ng higit sa anumang bagay. Sila ang mga taong nakahandang ihandog ang yaman at buhay sa paglilingkod sa Dakilang Allah.
2 **Mujrimun**. Sila ay mga taong kriminal, makasalanan, walang pananalig sa Allah at itinatakwil ang lahat ng paniniwala tungkol sa kabilang buhay.
3 **Sa'q**-Si Abu Said ay nagsalaysay: Aking narinig ang Sugo ng Allah na nagsabing, "Ang *Sa'q* (lulod) ng Allah ay ilalantad at pagkaraan, ang mga mananampalatayang mga lalaki at mga babae ay magpapatirapa sa Kanyang harapan; nguni't mayroong mananatiling nakapatirapa, sila yaong nagpapatirapa sa mundo upang ipakita lamang sa tao at upang magkaroon lamang sila ng dangal sa ibang tao. At mayroon namang magtatangkang magpatirapa nguni't ang kanyang likuran ay magiging isang buto lamang ng kanyang likuran samakatuwid hindi niya makakayang magpatirapa." (Sahih Bukhari, vol 6 Hadith Bilang 441.)
Sifat-ullah (Ang mga Katangian ng Allah). Lahat ng ipinahayag sa Banal na Qu'ran tungkol sa [Sifat] Katangian ng Allah, ang Kataas-taasan, tulad ng Kanyang Mukha, mga Mata, mga Kamay, Sa'q (lulod), ang Kanyang Pagdating, ang Kanyang Pagtayo (sa Kanyang Luklukan) at iba pa o ang lahat ng sinabi ng Sugo ng Allah tungkol sa Kanya batay sa mapananaligang Hadith halimbawa ang Kanyang pagpanaog o pagtawa at iba pa, ang mga maalam na iskolar ng Qur'an at Sunnah ay naniniwala sa mga Katangian ng Allah at kanilang pinatunayan na ang mga ito ay tunay na Kanyang mga Katangian, na walng **Ta'wil** (pagpapaliwanag sa kanilang mga kahulugan sa ibang bagay) o kaya ay **Tashbih** (pagbibigay ng kahalintulad o pagkahawig sa anumang Kanyang mga nilikha o kaya naman ay **Ta'til** (ganap na pagtakwil sa mga katangian ng Allah. Ang mga katangiang ito ay angkop lamang sa Kanya at hindi Siya nakakatulad ng sinumang Kanyang mga nilikha sapagka't ang Allah ay nagsabi (sa Banal na Qur'an): "Walang anumang bagay ang makakatulad sa Kanya, at Siya ang Ganap na Nakaririnig, ang Ganap na Nakakakita." (Surah 42:11) (2) Walang makakatulad sa Kanya." (Surah 112:4)

خَٰشِعَةً أَبۡصَٰرُهُمۡ تَرۡهَقُهُمۡ ذِلَّةٌۖ وَقَدۡ كَانُواْ يُدۡعَوۡنَ إِلَى ٱلسُّجُودِ وَهُمۡ سَٰلِمُونَ
٤٣ فَذَرۡنِي وَمَن يُكَذِّبُ بِهَٰذَا ٱلۡحَدِيثِۖ سَنَسۡتَدۡرِجُهُم مِّنۡ حَيۡثُ
لَا يَعۡلَمُونَ ٤٤ وَأُمۡلِي لَهُمۡۚ إِنَّ كَيۡدِي مَتِينٌ ٤٥ أَمۡ تَسۡـَٔلُهُمۡ أَجۡرًا فَهُم
مِّن مَّغۡرَمٖ مُّثۡقَلُونَ ٤٦ أَمۡ عِندَهُمُ ٱلۡغَيۡبُ فَهُمۡ يَكۡتُبُونَ ٤٧ فَٱصۡبِرۡ
لِحُكۡمِ رَبِّكَ وَلَا تَكُن كَصَاحِبِ ٱلۡحُوتِ إِذۡ نَادَىٰ وَهُوَ مَكۡظُومٞ ٤٨ لَّوۡلَآ
أَن تَدَٰرَكَهُۥ نِعۡمَةٞ مِّن رَّبِّهِۦ لَنُبِذَ بِٱلۡعَرَآءِ وَهُوَ مَذۡمُومٞ ٤٩ فَٱجۡتَبَٰهُ رَبُّهُۥ
فَجَعَلَهُۥ مِنَ ٱلصَّٰلِحِينَ ٥٠ وَإِن يَكَادُ ٱلَّذِينَ كَفَرُواْ لَيُزۡلِقُونَكَ بِأَبۡصَٰرِهِمۡ
لَمَّا سَمِعُواْ ٱلذِّكۡرَ وَيَقُولُونَ إِنَّهُۥ لَمَجۡنُونٞ ٥١ وَمَا هُوَ إِلَّا ذِكۡرٞ لِّلۡعَٰلَمِينَ ٥٢

ترتيبها ٦٩ — سُورَةُ الحَاقَّةِ — آياتها ٥٢

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

ٱلۡحَآقَّةُ ١ مَا ٱلۡحَآقَّةُ ٢ وَمَآ أَدۡرَىٰكَ مَا ٱلۡحَآقَّةُ ٣ كَذَّبَتۡ ثَمُودُ
وَعَادُۢ بِٱلۡقَارِعَةِ ٤ فَأَمَّا ثَمُودُ فَأُهۡلِكُواْ بِٱلطَّاغِيَةِ ٥ وَأَمَّا
عَادٞ فَأُهۡلِكُواْ بِرِيحٖ صَرۡصَرٍ عَاتِيَةٖ ٦ سَخَّرَهَا عَلَيۡهِمۡ
سَبۡعَ لَيَالٖ وَثَمَٰنِيَةَ أَيَّامٍ حُسُومٗاۖ فَتَرَى ٱلۡقَوۡمَ فِيهَا صَرۡعَىٰ
كَأَنَّهُمۡ أَعۡجَازُ نَخۡلٍ خَاوِيَةٖ ٧ فَهَلۡ تَرَىٰ لَهُم مِّنۢ بَاقِيَةٖ ٨

kanila ng kabayaran upang sila ay magkaroon ng mabigat na pasanin ng pagkakautang?
47 O nasa kanila bang mga kamay ang Ghaib (mga bagay na di-nakikita), upang ito ay kanilang maisulat?
48 Kaya, maghintay nang may pagtitiis sa Pasiya ng iyong *Rabb* at huwag kang tumulad sa Kasamahan ng Isda (Yunus Ibn Matta[1]) – nang siya ay tumangis sa pagsusumamo (sa Amin) habang siya ay *Makzum* (nasa gitna ng ligalig).
49 At marahil, kundi lamang dumating sa kanya ang pagpapala ng kanyang *Rabb*. Tunay na (siya ay mananatili sa tiyan ng Isda, nguni't, siya ay Aming pinatawad kaya) siya ay iniluwa sa tabi ng dalampasigan samantalang siya ang dapat bigyang sisi.
50 At saka, siya ay hinirang ng kanyang *Rabb* at ginawa siyang isang (taong) matuwid.
51 At katotohanan, yaong nagsipagtakwil ay halos ikaw ay lusawin (o tunawin) sa kanilang mga mata (sanhi ng kanilang poot at paninibugho sa iyo) kung kanilang naririnig ang Babala (ng Qur'an) at sila ay nagsabi: "Katotohanan, siya (Muhammad) ay isang taong baliw."
52 Nguni't, ito ay walang iba maliban sa (ang Qur'an) ay Babala sa '*Alamin* (sa lahat ng mga nilikha)

## Surah Al-Haqqah

(Ang [Ganap na] Katotohanan)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 Ang '*Haqqah*![2]
2 At ano ang '*Haqqah*?
3 At ano ang maipaliliwanag sa iyo kung ano nga ba ang *Haqqah* (na iyon ang Araw ng Paghuhukom)?
4 Pinasinungalingan ng (Tribu ng) Thamud at (ng mamamayan) ng 'Ad ang (katotohanan ng) *Qariah*[3].
5 At ang (tungkol sa kasaysayan ng Tribu ng) Thamud, sila ay pinuksa ng isang *Taghiyah* (kakila-kilabot at malagim na Panaghoy)!
6 At ang (tungkol sa kasaysayan ng mamamayan ng) 'Ad; sila ay pinuksa ng isang *Sarsar Atiyah* (matinding pangangalit [na ihip] ng hangin)!
7 Na ipinataw sa kanila ng Allah ng pitong gabi at walong araw na magkasunod-sunod, upang sa gayon, inyong masilayan ang mga taong nilugmok na tila mga puno ng datiles na sinalanta at nakahandusay!
8 May nakikita ka pa ba (O Muhammad) na mga labi (o bakas ng kasaysayan) nila?
9 At si Fir'awn (Paraon), at yaong (lahing) nauna sa kanya, at ang mga lungsod na winasak (ang mga bayan ng mga mamamayan ni Lot (Sodom at Gomorrah]) na sanhi ng kanilang *Khati'ah* (malaking kasalanang kinasadlakan)?

---

1 **Ynus Ibn Matta** –siya ay si Propeta Jonas (anak ni Matta) na nilulon ng malaking isda subali't nang dahil sa kanyang matibay na pananalig at pagbabalik-loob sa Allah, muli siyang iniluwa ng isda at dinala sa tabing dagat.

2 **Al Haqqah** (ang Katotohanan) ay isa sa pangalan ng araw Paghuhukom sapagka't ang pangako at maging ang babala tungkol dito ay sadyang magaganap at hindi maiiwasan. Ito ang Araw na ang lahat ng kasinungaligan at pagkukunwari ay maglalaho at ang ganap na Katotohanan lamang ang siyang mananatili at mangingibabaw.

3 Ang nakatutulig na Oras ng Paghuhukom.

وَجَآءَ فِرۡعَوۡنُ وَمَن قَبۡلَهُۥ وَٱلۡمُؤۡتَفِكَٰتُ بِٱلۡخَاطِئَةِ ٩ فَعَصَوۡاْ رَسُولَ
رَبِّهِمۡ فَأَخَذَهُمۡ أَخۡذَةٗ رَّابِيَةً ١٠ إِنَّا لَمَّا طَغَا ٱلۡمَآءُ حَمَلۡنَٰكُمۡ فِي ٱلۡجَارِيَةِ
١١ لِنَجۡعَلَهَا لَكُمۡ تَذۡكِرَةٗ وَتَعِيَهَآ أُذُنٞ وَٰعِيَةٞ ١٢ فَإِذَا نُفِخَ فِي ٱلصُّورِ
نَفۡخَةٞ وَٰحِدَةٞ ١٣ وَحُمِلَتِ ٱلۡأَرۡضُ وَٱلۡجِبَالُ فَدُكَّتَا دَكَّةٗ وَٰحِدَةٗ ١٤
فَيَوۡمَئِذٖ وَقَعَتِ ٱلۡوَاقِعَةُ ١٥ وَٱنشَقَّتِ ٱلسَّمَآءُ فَهِيَ يَوۡمَئِذٖ وَاهِيَةٞ
١٦ وَٱلۡمَلَكُ عَلَىٰٓ أَرۡجَآئِهَاۚ وَيَحۡمِلُ عَرۡشَ رَبِّكَ فَوۡقَهُمۡ يَوۡمَئِذٖ ثَمَٰنِيَةٞ
١٧ يَوۡمَئِذٖ تُعۡرَضُونَ لَا تَخۡفَىٰ مِنكُمۡ خَافِيَةٞ ١٨ فَأَمَّا مَنۡ أُوتِيَ
كِتَٰبَهُۥ بِيَمِينِهِۦ فَيَقُولُ هَآؤُمُ ٱقۡرَءُواْ كِتَٰبِيَهۡ ١٩ إِنِّي ظَنَنتُ أَنِّي مُلَٰقٍ
حِسَابِيَهۡ ٢٠ فَهُوَ فِي عِيشَةٖ رَّاضِيَةٖ ٢١ فِي جَنَّةٍ عَالِيَةٖ ٢٢
قُطُوفُهَا دَانِيَةٞ ٢٣ كُلُواْ وَٱشۡرَبُواْ هَنِيٓـَٔۢا بِمَآ أَسۡلَفۡتُمۡ فِي ٱلۡأَيَّامِ
ٱلۡخَالِيَةِ ٢٤ وَأَمَّا مَنۡ أُوتِيَ كِتَٰبَهُۥ بِشِمَالِهِۦ فَيَقُولُ يَٰلَيۡتَنِي لَمۡ أُوتَ كِتَٰبِيَهۡ
٢٥ وَلَمۡ أَدۡرِ مَا حِسَابِيَهۡ ٢٦ يَٰلَيۡتَهَا كَانَتِ ٱلۡقَاضِيَةَ ٢٧ مَآ أَغۡنَىٰ
عَنِّي مَالِيَهۡۜ ٢٨ هَلَكَ عَنِّي سُلۡطَٰنِيَهۡ ٢٩ خُذُوهُ فَغُلُّوهُ ٣٠ ثُمَّ ٱلۡجَحِيمَ
صَلُّوهُ ٣١ ثُمَّ فِي سِلۡسِلَةٖ ذَرۡعُهَا سَبۡعُونَ ذِرَاعٗا فَٱسۡلُكُوهُ ٣٢ إِنَّهُۥ
كَانَ لَا يُؤۡمِنُ بِٱللَّهِ ٱلۡعَظِيمِ ٣٣ وَلَا يَحُضُّ عَلَىٰ طَعَامِ ٱلۡمِسۡكِينِ ٣٤

(10) At kanilang nilabag ang Sugo ng kanilang *Rabb* (Panginoon), kaya sila ay sinakmal ng isang matinding kaparusahan!

(11) Katotohanan, nang ang tubig ay umapaw (nang higit) sa hangganan nito, (ito ang malaking baha o delubyo ni Noah), kayo ay Aming isinakay sa naglalayag (na Arko ni Noah).

(12) Na Aming itinakda ito upang sakali, ito ay magsilbing ala-ala sa inyo, at ang mga tainga ay mapanatili ito (nararapat marinig at maunawaan ang pangyayaring ito at maging aral).

(13) Sa gayon, kung ang Tambuli ay hihipan ng isang taga-ihip (sa unang pagkakataon).

(14) At ang kalupaan at mga kabundukan ay matitinag sa kanilang mga kinaroroonan at madudurog sa minsanang pagsabog nito.

(15) Sa gayon nga, sa Araw na yaon, ang Kagimbal-gimbal (na sindak) ng pangyayari ay sumapit na (upang ganapin).

(16) At ang kalangitan ay mabibiyak at magkahiwa-hiwalay, sapagka't ito ang Araw na ang kalangitan ay manghihina at magiging marupok (sanhi ng pagkapunit).

(17) At ang mga anghel ay nasa bawa't gilid nito at may walo (sa kanilang mga anghel) ang nagpapasan sa Luklukan ng kanilang *Rabb* na nasa dakong itaas nila.

(18) Sa Araw na yaon, kayo ay (dadalhin at) ihaharap sa Panghuhukom, walang lihim ang maari ninyong itago.

(19) At sa kanya na pagkakalooban ng kanyang Talaan sa kanyang kanang kamay ay magsasabi: "Ah naririto! At basahin ang talaan (ng aking gawa)!"]

(20) "Katiyakan, ako ay naniniwala na (isang Araw) aking kakaharapin ang sarili kong talaan (ng Pananagutan)."

(21) Kaya, siya ay paroroon sa isang buhay na kasiya-siya (sa kaligayahan).

(22) Sa mga nagtatayugang[1] Paraiso.

(23) Ang mga bungang hitik na nagkukumpulan, mabababa at abot-kamay (sa pagpitas).

(24) (At sa kanila ay ipag-aanyaya) "Magsikain kayo at uminom nang may (ganap na) kaginhawaan bilang kabayaran sa inyong mga gawa noong mga nagdaang panahon.

(25) Nguni't, sa kanya na pagkakalooban ng kanyang talaan sa kanyang kaliwang kamay ay magsasabi: Sana'y hindi na ipinagkaloob sa akin ang talaan (ng aking gawa)!

(26) "At nang hindi ko na sana kailanman malalaman kung gaano ang aking pananagutan!"

(27) "Ah! Sana ito na (ang kamatayan) ang aking naging wakas (na hantungan)."

(28) "(Sadyang) walang naidulot ng mabuti sa akin ang aking kayamanan.

(29) "(Maging) ang aking kapangyarihan (at ang aking pakikipagtalo upang ipagtanggol ang aking sarili) ay dagliang naglaho!"

(30) (At ipag-utos): Hawakan siya at igapos;

(31) At itapon siya sa Naglalagablab na Apoy.

(32) "Pagkaraan, siya ay talian ng tanikala na ang haba ay pitumpong dipa!"

(33) Katotohanan, siya ay walang paniniwala (at pananampalataya) sa Allah, ang Dakila

(34) At walang pagmamalasakit na pakainin

---

1 Sinabi ng Sugo ng Allah, "Katotohanan, ang Paraiso ay mayroong isang daang palapag at sa pagitan ng bawa't palapag ang layo nito ay katulad ng layo ng mundo at ng langit." Sahih Bukhari Hadith Bilang 2790.

ang mga *Miskin*[1] (dukha).

35 Kaya, siya ay walang kaibigan na naririto ngayon sa Araw na ito.

36 At walang anumang pagkain maliban sa Ghislin ([duming nagmula sa paglilinis ng humuhulas at nagnanaknak na] sugat).

37 Walang sinuman ang maaring kumain nito maliban ang mga *Khati'un* (makasalanan, *Kafirun*, at mga sumasamba sa mga diyus-diyosan).

38 Kaya, Ako ay sumasaksi sa lahat na inyong nakikita,

39 At sa lahat (ng nilikha) na hindi ninyo nakikita.

40 Na ito ay (Ganap na) Katotohanan, ang salita ng isang pinagkakapuring Sugo.

41 Hindi ito isang salita ng isang manunula: sadyang ang inyong pananalig (paniniwala) ay napakaliit.

42 At ito ay hindi rin salita ng isang manghuhula (o nagsasagawa ng karunungang itim): sadyang napakaliit lamang ng inyong pag-ala-ala.

43 (Ito ay isang) Kapahayagang ipinadala sa inyo mula sa *Rabb* ng *'Alamin* (ng lahat ng nilikha).

44 At kung (sakaling) siya man (si Muhammad) ay gumawa ng kabulaanang mga salita hinggil sa Amin.

45 Katiyakang siya ay Aming hahabluting mahigpit sa kanyang kanang kamay (o ng buong lakas at kapangyarihan).

46 At katiyakan, na Aming lalagutin (pupugtuin) ang kanyang *Al Watin*[2] (ugat na dinadaluyan ng kanyang buhay).

47 At walang sinuman sa inyo ang makapipigil sa Amin upang siya ay lapatan ng parusa.

48 At katotohananan, ito (Qur'an) ay isang Paala-ala sa *Muttaqun*[3].

49 At katotohanan, nababatid Namin na mayroon sa inyo na pinasinungalingan (ang Qur'an).

فَلَيْسَ لَهُ ٱلْيَوْمَ هَٰهُنَا حَمِيمٌ ٣٥ وَلَا طَعَامٌ إِلَّا مِنْ غِسْلِينٍ ٣٦ لَّا يَأْكُلُهُۥٓ
إِلَّا ٱلْخَٰطِـُٔونَ ٣٧ فَلَآ أُقْسِمُ بِمَا تُبْصِرُونَ ٣٨ وَمَا لَا تُبْصِرُونَ ٣٩
إِنَّهُۥ لَقَوْلُ رَسُولٍ كَرِيمٍ ٤٠ وَمَا هُوَ بِقَوْلِ شَاعِرٍ ۚ قَلِيلًا مَّا تُؤْمِنُونَ ٤١
وَلَا بِقَوْلِ كَاهِنٍ ۚ قَلِيلًا مَّا تَذَكَّرُونَ ٤٢ تَنزِيلٌ مِّن رَّبِّ ٱلْعَٰلَمِينَ ٤٣ وَلَوْ
تَقَوَّلَ عَلَيْنَا بَعْضَ ٱلْأَقَاوِيلِ ٤٤ لَأَخَذْنَا مِنْهُ بِٱلْيَمِينِ ٤٥ ثُمَّ لَقَطَعْنَا
مِنْهُ ٱلْوَتِينَ ٤٦ فَمَا مِنكُم مِّنْ أَحَدٍ عَنْهُ حَٰجِزِينَ ٤٧ وَإِنَّهُۥ لَتَذْكِرَةٌ
لِّلْمُتَّقِينَ ٤٨ وَإِنَّا لَنَعْلَمُ أَنَّ مِنكُم مُّكَذِّبِينَ ٤٩ وَإِنَّهُۥ لَحَسْرَةٌ عَلَى
ٱلْكَٰفِرِينَ ٥٠ وَإِنَّهُۥ لَحَقُّ ٱلْيَقِينِ ٥١ فَسَبِّحْ بِٱسْمِ رَبِّكَ ٱلْعَظِيمِ ٥٢

## سُورَةُ المَعَارِج

ترتيبها ٧٠ — آياتها ٤٤

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

سَأَلَ سَآئِلٌۢ بِعَذَابٍ وَاقِعٍ ١ لِّلْكَٰفِرِينَ لَيْسَ لَهُۥ دَافِعٌ ٢ مِّنَ
ٱللَّهِ ذِى ٱلْمَعَارِجِ ٣ تَعْرُجُ ٱلْمَلَٰٓئِكَةُ وَٱلرُّوحُ إِلَيْهِ فِى
يَوْمٍ كَانَ مِقْدَارُهُۥ خَمْسِينَ أَلْفَ سَنَةٍ ٤ فَٱصْبِرْ صَبْرًا جَمِيلًا ٥
إِنَّهُمْ يَرَوْنَهُۥ بَعِيدًا ٦ وَنَرَىٰهُ قَرِيبًا ٧ يَوْمَ تَكُونُ ٱلسَّمَآءُ كَٱلْمُهْلِ
٨ وَتَكُونُ ٱلْجِبَالُ كَٱلْعِهْنِ ٩ وَلَا يَسْـَٔلُ حَمِيمٌ حَمِيمًا ١٠

50 At tunay nga, na ito (Qur'an) ay isang pighati sa *Kafirun* (sa Araw ng Paghuhukom.)

51 At tunay nga, na ito ang ganap na Katotohanan na (sadyang may) katiyakan.

52 Kaya, luwalhatiin[4] ang Ngalan ng iyong

---

1 Isinalaysay ni Abdullah bin 'Amr: Ang isang tao ay nagtanong kay Propeta Muhammad, "Ano ang isang uri ng Gawain (o katangian) ng Islam na sadyang mabuti? Ang Propeta ng Allah ay sumagot, "Ang magpakain ng mga dukha at magbigay bati sa inyong mga kakilala at hindi kakilala." (Sahih Bukharu, vol 1, Hadith Bilang 11).

2 **Al Watin**. Si Ibn Abbas ay nagsabi, "Ito ay ang malaking ugat na karugtong ng puso. Ito rin ang paliwanag ni Ikrimah, Sa'id bin Jubayr, Al Qatadah, at iba, Tafsir Ibn Kathir, vol 10.

3 **Muttaqun** – mabuti, banal na tao at may ganap na takot sa Allah na gumagawa ng lahat ng kabutihan para sa kasiyahan ng Allah.

4 Ang Katangian ng Dhikr Allah [ang pag-ala ala sa Allah sa pamamagitan ng pagluwalhati o pagbunyi ng Kanyang mga Papuri]. **a).** Isinalaysay ni Abu Musa: Ang Sugo ng Allah ay nagsabi: "Ang kahalintulad ng isang tao na nagbibigay ala-ala (lumuluwalhati o nagbibigay papuri o pasasalamat) sa kanyang Panginoon kung ihahambing sa isang taong walang pag-ala ala sa kanyang Panginoon ay (tulad ng) isang buhay na nilikha at isang patay na nilikha." (Sahih Bukhari, vol 8, Hadith Bilang 416.) **b).** Isinalaysay ni Abu Hurayrah: Ang Sugo ng Allah ay nagsabi: "Sinuman ang nagsabing, "**Subhan Allahi wa bihamdihi**", ng isang daang ulit sa isang araw, ay patatawarin ang lahat ng kanyang mga kasalanan kahit kasing dami pa nito (tulad) ng bula ng dagat." **k).** Isinalaysay ni Abu Hurayrah: Ang Sugo ng Allah ay nagsabi: Sinuman ang nagsabi

*Rabb*, ang (Lubos na) Dakila.

## Surah Al-Ma'arij

(Ang Mga Landasing Paakyat sa Kaitaasan [ng Langit])

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 Itinanong ng isang nagtatanong hinggil sa parusang darating.
2 (Nakalaan) sa mga *Kafir,* na walang sinuman ang makapipigil nito.
3 Mula sa Allah, ang Panginoon ng *Al Ma'arij* [1].
4 Ang mga anghel at ang Ruh (ang Angel Gabriel) ay umaakyat sa Kanya, sa isang Araw na ang sukat (katumbas) ay limampung libong[2] mga taon.
5 Kaya, ikaw ay maging matiisin (O, Muhammad) nang mabuting pagtitiis.
6 Katotohanan, kanilang nakikita (ang parusa) na tila nasa kalayuan.
7 Subali't, ito ay Aming nakikitang papalapit.
8 (Ito) ang araw na ang langit ay tulad ng *Muhl* (kumukulong latak ng langis [o nalulusaw na tanso o pilak])
9 At ang mga kabundukan ay magiging tila (himulmol ng) lana[3] [na naglilipana]).
10 At walang kaibigan ang maaring mag-usisa sa isang kaibigan (tungkol sa kanyang kalagayan).
11 Bagama't, sila ay nagkikita sa isa't isa ([Sa Araw ng Pagkabuhay Muli], walang sinuman ang hindi makakikita sa kanyang ama, mga anak at kamag-anakan, ngunit hindi sila makapangusap sa kanila o humingi ng tulong). Ang *Mujrimun*[4] ay magnanasang ipagpalit sa sariling (kaligtasan) ang kanilang mga anak mula sa parusa ng Araw na yaon.
12 At (pati) ang kanyang asawa at kanyang kapatid na lalaki.
13 At (maging ang) kanyang angkan at kamag-anakan na nag-aruga sa kanya.
14 At (maging) ang lahat ng nasa lupa, upang ito ay sakaling makapagligtas[5] sa kanya.
15 Kahit sa anupamang paraan! Katotohanan, ito ang Apoy ng Impiyerno.
16 Kinakayod ang balat ng anit!
17 Tinatawagan[6] (lahat), yaong nagsitalikod at yaong ibinaling ang mukha sa paglisang papalayo.
18 At (silang) nag-iipon ng yaman at itinatago[7] ito (mula sa paggugol sa Landas ng Allah).
19 Katotohanan, ang tao ay nilikha na lubhang kapos sa pagtitiis.

---

ng: **La ilaha illalahu wahdahu la sharika lahu, lahul-mulku wa lahul-hamdu wa Huwa 'ala kulli sha'in Qadir",** ng isang daang ulit ay makatatanggap ng gantimpalng katumbas ng pagpapalaya ng sampung alipin; at isang daang mabubuting gawa ay itatala sa kanyang talaan at isang daang kasalanan ay ibabawas sa kanyang talaan at ito ay magiging pananggalang niya laban sa Satanas sa araw na yaon hanggang sumapit ang gabi, at walang makagagawa nang higit na buti nito maliban sa isang gumagawa nito nang higit sa kanya." (Sahih Bukhari, vol 8, Hadith Bilang 412).

1 **Maarij** – Mga Landasing patungo sa kaitaasan [ng Langit].

2 Tinutukoy nito ang Araw ng Paghuhukom. Ito ay ayon kay Ibn Abbas batay sa pagtatala ni Ibn Abi Hatim. At Tabari 23:601.

3Ang lana (wool) ay isang uri ng tela na ginagamit sa taglamig dahil sa pinong pagkakahabi (weave) nito.

4 **Mujrimun.** Sila ay mga taong kriminal, makasalanan, walang pananalig sa Allah at itinatakwil ang lahat ng paniniwala tungkol sa kabilang buhay.

5 Isinalaysay ni Anas: Ang Sugo ng Allah ay nagsabi, "Ang Allah ay magsasabi sa isang tao na nasa Impiyerno na tumanggap ng pinakamababang parusa, 'Kung ikaw ay mayroong lahat-lahat sa mundo, kaya mo bang ipagpalit ito bilang iyong kaligtasan (mula sa Apoy)? Siya ay sasagot, Oo'. At saka ang Allah ay magsasabi, "Habang ikaw ay nasa gulugod ni Adan, tinanong kita ng hindi higit pa dito (na huwag kang sasamba kanino man bukod sa Akin) ngunit pinilit mong sumamba sa iba bukod sa Akin." (Sahih Al Bukhari, vol. 4, Hadith Bilang 55).

6 Ang Impiyerno ay mananawagan sa Araw ng Paghuhukom: 'O kayong Kafir (di-nananampalataya) at kayong mga Mushrik (mga sumasamba sa mga diyus-diyosan) sa isang malakas na tinig. Sa dahilang kanilang itinakwil sa kanilang puso at tinalikdan ang pagsasagawa ng mga gawa ng kanilang katawan. Sila ay pupulutin mula sa mga taong nasa pagtitipon sa araw na yaon katulad ng pagpulot ng mga ibon sa buto (ng mga halaman).

7 Batay sa isang Hadith, ang Propeta Muhammad ay nagsabi: "Huwag ninyong itago (ang inyong kayamanan) kung hindi itatago ng Allah ito mula sa inyo.' (Sahih Muslim vol 2 Hadith Bilang 173).

20 Lubhang nayayamot kung ang kasamaan ay sumaling sa kanya.
21 At (labis na) sakim[1] kung ang biyaya ay dumating sa kanya.
22 Maliban yaong taimtim na nag-aalay ng Salaah[2] (pagdarasal);
23 Yaong nananatiling (matiyagang nangangalaga) sa kanilang *Salaah* (pagdarasal);
24 At yaong (sa kanilang) yaman ay may bahagi bilang pagkilala sa karapatan (ang Zakat),
25 (Na inilaan) sa mga pulubing namamalimos, at mga kapus-palad (na hindi nanghihingi).
26 At yaong naniniwala (at nananalig) sa Araw ng Pagbabayad (Paghuhukom).
27 At yaong pinangangambahan ang parusa ng kanilang *Rabb*.
28 Katotohanan, walang sinuman ang makadarama ng kapanatagan (na sila ay makaligtas) sa parusa ng kanilang *Rabb*-
29 At yaong nangangalaga[3] ng kanilang dangal (laban sa ipinagbabawal ng pakikipagtalik).
30 Maliban sa kanilang mga asawa o sinumang nasa kanyang kanang kamay (o

---

**1** Si Abu Hurayrah ay nagsalaysay na sinabi ng Sugo ng Allah: 'Ang pinakamasamang bagay na nasa tao ay ang kanyang kasakiman, walang pagtitiis at kaduwagan.'

**2** Isinalaysay ni Jarir bin Abdullah: Nagbigay ako ng kasunduan sa Sugo ng Allah para sa mga sumusunod: **a.** Iqamat-as-Salat (ang magsagawa ng Salah) **b.** Ang magbayad ng Zakah **c.** At maging matapat sa bawat muslim (ang anyayahan sila sa gawang Al Ma'ruf (kabutihan) at pagbawalan sila sa gawang Al Munkar (mga gawang makasalanan at kawalan ng pananampalataya sa Allah) at tulungan sila at maging maawain at mabait sa kanila. (Sahih Al Bukhari, vol 1 Hadith 54 at ang Kabanata nito Bilang 45).

**3** Isinalaysay ni Sahl bin Sa'd: na ang Sugo ng Allah ay nagsabi: 'Sinuman ang nangalaga sa (dangal nang) nasa pagitan nang kanyang dalawang panga (ang kanyang dila) at nang nasa pagitan ng kanyang dalawang paa (ang kanyang maselang bahagi), aking binibigyang katiyakan ang Paraiso para sa kanya.' (Sahih Bukhari, vol 8, Hadith bilang 481). Ang isang muslim ay nararapat na iwasan ang mga pananalitang walang pakinabang at ang paninirang puri. Dapat ding iwasang inumin o kainin ang mga ipinagbabawal ng Allah. At iwasan ding mahulog sa ipinagbabawal na pagtatalik (pangangalunya at pakikiapid).

يُبَصَّرُونَهُمْ يَوَدُّ الْمُجْرِمُ لَوْ يَفْتَدِي مِنْ عَذَابِ يَوْمِئِذٍ بِبَنِيهِ ﴿١١﴾
وَصَاحِبَتِهِ وَأَخِيهِ ﴿١٢﴾ وَفَصِيلَتِهِ الَّتِي تُؤْوِيهِ ﴿١٣﴾ وَمَنْ فِي الْأَرْضِ
جَمِيعًا ثُمَّ يُنْجِيهِ ﴿١٤﴾ كَلَّا إِنَّهَا لَظَىٰ ﴿١٥﴾ نَزَّاعَةً لِلشَّوَىٰ ﴿١٦﴾ تَدْعُو
مَنْ أَدْبَرَ وَتَوَلَّىٰ ﴿١٧﴾ وَجَمَعَ فَأَوْعَىٰ ﴿١٨﴾ ۞ إِنَّ الْإِنْسَانَ خُلِقَ هَلُوعًا
﴿١٩﴾ إِذَا مَسَّهُ الشَّرُّ جَزُوعًا ﴿٢٠﴾ وَإِذَا مَسَّهُ الْخَيْرُ مَنُوعًا ﴿٢١﴾ إِلَّا
الْمُصَلِّينَ ﴿٢٢﴾ الَّذِينَ هُمْ عَلَىٰ صَلَاتِهِمْ دَائِمُونَ ﴿٢٣﴾ وَالَّذِينَ فِي
أَمْوَالِهِمْ حَقٌّ مَعْلُومٌ ﴿٢٤﴾ لِلسَّائِلِ وَالْمَحْرُومِ ﴿٢٥﴾ وَالَّذِينَ يُصَدِّقُونَ
بِيَوْمِ الدِّينِ ﴿٢٦﴾ وَالَّذِينَ هُمْ مِنْ عَذَابِ رَبِّهِمْ مُشْفِقُونَ ﴿٢٧﴾ إِنَّ عَذَابَ
رَبِّهِمْ غَيْرُ مَأْمُونٍ ﴿٢٨﴾ وَالَّذِينَ هُمْ لِفُرُوجِهِمْ حَافِظُونَ ﴿٢٩﴾ إِلَّا عَلَىٰ
أَزْوَاجِهِمْ أَوْ مَا مَلَكَتْ أَيْمَانُهُمْ فَإِنَّهُمْ غَيْرُ مَلُومِينَ ﴿٣٠﴾ فَمَنِ ابْتَغَىٰ وَرَاءَ
ذَٰلِكَ فَأُولَٰئِكَ هُمُ الْعَادُونَ ﴿٣١﴾ وَالَّذِينَ هُمْ لِأَمَانَاتِهِمْ وَعَهْدِهِمْ رَاعُونَ
﴿٣٢﴾ وَالَّذِينَ هُمْ بِشَهَادَاتِهِمْ قَائِمُونَ ﴿٣٣﴾ وَالَّذِينَ هُمْ عَلَىٰ صَلَاتِهِمْ يُحَافِظُونَ
﴿٣٤﴾ أُولَٰئِكَ فِي جَنَّاتٍ مُكْرَمُونَ ﴿٣٥﴾ فَمَالِ الَّذِينَ كَفَرُوا قِبَلَكَ مُهْطِعِينَ
﴿٣٦﴾ عَنِ الْيَمِينِ وَعَنِ الشِّمَالِ عِزِينَ ﴿٣٧﴾ أَيَطْمَعُ كُلُّ امْرِئٍ مِنْهُمْ
أَنْ يُدْخَلَ جَنَّةَ نَعِيمٍ ﴿٣٨﴾ كَلَّا إِنَّا خَلَقْنَاهُمْ مِمَّا يَعْلَمُونَ ﴿٣٩﴾

karapatan), sila ay hindi bibigyan ng anumang paninisi (o panunumbat).
31 Nguni't, sinuman ang magnasang higit sa hangganan, sila yaong mga lumalabag[4].
32 At yaong tinutupad ang kanilang mga pangako at mga kasunduan[5].

---

**4** Isinalaysay ni Anas: Ako ay magsasalaysay sa inyo ng isang Hadith na aking narinig sa Sugo ng Allah na nagsabing: Ang ilan sa palatandaan ng Oras (Araw ng Paghuhukom) na yaon ay ang mga sumusunod: Ang kaalaman tungkol sa relihiyong paksa ay mawawala, ang kamangmangan (tungkol sa bagay na pang-relihiyon) ay laganap; ang bawal na pakikipagtalik ay mangingibabaw; ang pag-inom ng alak ay magiging karaniwan na lamang; ang mga lalaki ay magiging kaunti, at ang mga babae ay dadami sa bilang na halos ang limampung babae ay mapangangalagaan ng isang lalaki." (Sahih Al Bukhari, Vol 7, Hadith bilang 158).

**5** May tatlong (katangian) palatandaan ang isang mapagkunwari. Kung siya ay magsalita, siya ay nagsisinungaling. Kung siya ay mangako, hindi

فَلَآ أُقۡسِمُ بِرَبِّ ٱلۡمَشَٰرِقِ وَٱلۡمَغَٰرِبِ إِنَّا لَقَٰدِرُونَ ﴿٤٠﴾ عَلَىٰٓ أَن نُّبَدِّلَ خَيۡرٗا مِّنۡهُمۡ
وَمَا نَحۡنُ بِمَسۡبُوقِينَ ﴿٤١﴾ فَذَرۡهُمۡ يَخُوضُواْ وَيَلۡعَبُواْ حَتَّىٰ يُلَٰقُواْ يَوۡمَهُمُ ٱلَّذِي
يُوعَدُونَ ﴿٤٢﴾ يَوۡمَ يَخۡرُجُونَ مِنَ ٱلۡأَجۡدَاثِ سِرَاعٗا كَأَنَّهُمۡ إِلَىٰ نُصُبٖ يُوفِضُونَ
﴿٤٣﴾ خَٰشِعَةً أَبۡصَٰرُهُمۡ تَرۡهَقُهُمۡ ذِلَّةٞۚ ذَٰلِكَ ٱلۡيَوۡمُ ٱلَّذِي كَانُواْ يُوعَدُونَ ﴿٤٤﴾

ترتيبها ٧١ — سُورَةُ نُوحٍ — آياتها ٢٨

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

إِنَّآ أَرۡسَلۡنَا نُوحًا إِلَىٰ قَوۡمِهِۦٓ أَنۡ أَنذِرۡ قَوۡمَكَ مِن قَبۡلِ أَن يَأۡتِيَهُمۡ
عَذَابٌ أَلِيمٞ ﴿١﴾ قَالَ يَٰقَوۡمِ إِنِّي لَكُمۡ نَذِيرٞ مُّبِينٌ ﴿٢﴾ أَنِ ٱعۡبُدُواْ
ٱللَّهَ وَٱتَّقُوهُ وَأَطِيعُونِ ﴿٣﴾ يَغۡفِرۡ لَكُم مِّن ذُنُوبِكُمۡ وَيُؤَخِّرۡكُمۡ
إِلَىٰٓ أَجَلٖ مُّسَمًّىۚ إِنَّ أَجَلَ ٱللَّهِ إِذَا جَآءَ لَا يُؤَخَّرُۚ لَوۡ كُنتُمۡ تَعۡلَمُونَ
﴿٤﴾ قَالَ رَبِّ إِنِّي دَعَوۡتُ قَوۡمِي لَيۡلٗا وَنَهَارٗا ﴿٥﴾ فَلَمۡ يَزِدۡهُمۡ دُعَآءِيٓ إِلَّا
فِرَارٗا ﴿٦﴾ وَإِنِّي كُلَّمَا دَعَوۡتُهُمۡ لِتَغۡفِرَ لَهُمۡ جَعَلُوٓاْ أَصَٰبِعَهُمۡ
فِيٓ ءَاذَانِهِمۡ وَٱسۡتَغۡشَوۡاْ ثِيَابَهُمۡ وَأَصَرُّواْ وَٱسۡتَكۡبَرُواْ ٱسۡتِكۡبَارٗا
﴿٧﴾ ثُمَّ إِنِّي دَعَوۡتُهُمۡ جِهَارٗا ﴿٨﴾ ثُمَّ إِنِّيٓ أَعۡلَنتُ لَهُمۡ وَأَسۡرَرۡتُ
لَهُمۡ إِسۡرَارٗا ﴿٩﴾ فَقُلۡتُ ٱسۡتَغۡفِرُواْ رَبَّكُمۡ إِنَّهُۥ كَانَ غَفَّارٗا ﴿١٠﴾

(33) At yaong matatag na pinaninindigan ang kanilang mga panunumpa (o pangako),
(34) At yaong pinangangalagaan ng buong ingat ang kanilang mga pagdarasal.
(35) Sila yaong pinarangalang mananahan sa mga Hardin (o Paraiso ng Walang Hanggang Kaligayan).
(36) Kaya, ano ba ang nangyari sa Kafirun (at sila ay) na sa iyong harapan na tila mga baliw (upang ikaw ay itakwil at alipustahin maging ang Aklat ng Allah (ang Qur'an).
(37) (Nangakaupo) mula sa iyong kanan at maging sa iyong kaliwa ng maramihan?
(38) Bawat tao ba sa kanila ay umaasa na sila ay makakapasok sa Paraiso ng Kagalakan?
(39) Ngunit hindi magkakagayon! Katotohanan, sila ay Aming nilikha mula sa bagay na kanilang nalalaman[1].

---

siya tumutupad. Kung siya ay pinagkatiwalaan, siya ay nagtataksil.' (Fath Al Bari 1:11).

1 Ganap na nalalaman ng tao kung saan siya nilikha. Siya ay nilikha sa (tubig) semilya na tumutugon mula sa pagitan ng kanyang gulugod at tadyang. (Tingnan ang Surah 86:5-10).

(40) Kaya, isinumpa Ko sa Panginoon ng bawat dulo ng pagsikat at paglubog ng araw sa silangan at kanluran. Katiyakan, Kami ay may Kakayahan,
(41) Upang sila ay palitan[2] ng (ibang nilikhang) nakahihigit kaysa sa kanila at Kami ay hindi (nila) madadaig.
(42) Kaya, hayaan silang masadlak sa walang kabuluhang pananalita at magtampisaw dito hanggang kanilang makaharap ang Araw na ipinangako sa kanila.
(43) Sa Araw na (yaon) sila ay nagmamadaling magsilabasan sa kanilang mga libingan na parang sila ay nagmamadaling patungo sa iisang layon.
(44) Na ang kanilang mga mata ay nakatungo' (sa gawing ibaba) sanhi ng pangamba at may pagpapakumbaba[3], at ang pighati ay babalot sa kanila (nang buong ganap.) Yaon ang Araw na ipinangako sa kanila.

## Surah Nuh

(Ang Propeta Noah)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

(1) Katotohanan, Aming isinugo si Nuh [Noah] sa kanyang mga mamamayan (dala ang Kautusan na): "Bigyan mo ng babala ang iyong mga mamamayan bago dumating sa kanila ang isang mahapding parusa."
(2) Siya [Nuh] ay nagsabi: "O, aking mga mamamayan! Katotohanan, ako ay isang hayag na tagapagbabala sa inyo,
(3) "Na nararapat ninyong sambahin ang Allah (tanging Siya lamang at wala ng iba pa), matakot sa Kanya, at maging masunurin sa akin,
(4) "Kayo ay patatawarin Niya sa inyong mga kasalanan at kayo ay bibigyan ng palugit[4]

---

2 Iniisip ba ng tao na sila ay hindi kayang likhaing muli ng Allah? Katotohanan, ang sabi ng Allah mula sa Surah 75:3-4: "Inaakala ba ng tao na hindi Namin kayang ibalik muli ang kanyang mga buto? Tunay, na kaya Naming ibalik itong muli sa ganap na ayos maging ang mga dulo ng kanyang mga daliri."

3 Dahil sa kanilang pagmamalaki noong sila ay nabubuhay pa sa mundo, kaya, sila ay nakakaramdam ng kahihiyan at kababaang loob sanhi ng pagtanggi nilang manampalataya, manalig, sumunod at sumuko sa Kalooban ng Allah.

4 Ang ayah na ito ay isang patunay para sa mga nagsasabi na ang tapat na pagsunod sa Allah,

para sa itinakdang panahon. Katotohanan, kung dumating ang Takda (na panahon) ng Allah, ito ay hindi maaring maantala, kung ito ay batid lamang ninyo.
5 Siya [Nuh] ay nagsabi: O, aking *Rabb* (Panginoon)! Katotohanan, ako ay nananawagan sa aking mga mamamayan, gabi at araw.
6 “Nguni’t lahat ng aking panawagan[1] ay hindi nakadagdag (buti) sa kanila maliban sa kanilang (patuloy na) paglihis (mula sa katotohanan).
7 At katotohanan, tuwing sila ay aking inaanyayahan upang sakali sila ay Inyong patawarin, (subali’t) ang kanilang mga daliri ay pilit na idinidiin sa kanilang mga tainga, binabalot ng kanilang mga sarili ng mga kasuotan, at sila ay patuloy (sa kanilang pagtanggi), at sila ay labis na nagmamalaki.
8 Kaya, katotohanan, ako ay nananawagan sa kanila ng hayagan.
9 At katotohanan, ako ay nag-anyaya sa kanila nang hayagan, at ako ay nag-anyaya (rin) sa kanila nang palihim.
10 Aking sinabi sa kanila: “Humingi kayo ng kapatawaran sa inyong Rabb, sapagka’t, tunay na Siya ay lagi nang Mapagpatawad;
11 “At sa inyo ay ipadadala Niya ang masaganang (biyaya ng) ulan,
12 At bibigyan kayo ng karagdagan sa yaman at mga anak, at ipagkakaloob sa inyo ang mga Hardin at ipagkakaloob sa inyo ang mga ilog.
13 Ano ba ang nangyayari sa inyo, na hindi ninyo pinangangambahan ang Allah (sa Kanyang mga kaparusahan) nang may pitagan.
14 Samantalang, kayo ay Kanyang nilikha sa magkakaibang yugto[2].

---

ang pagiging matuwid at pananatili ng magandang ugnayan sa mga kamag-anakan ay tunay na nagbibigay ng mahabang buhay para sa isang mabuting muslim. Ayon sa isang Hadith na isinalaysay, ‘Ang pananatili ng (magandang) ugnayang pangkamag-anakan ay nakadaragdag ng haba ng buhay.” (Ibn Shihab 1:93)

1 Si Propeta Nuh ay dumaing sa kanyang Panginoon tungkol sa mga nakikita niyang asal o kilos ng kanyang pamayanan sa pagpapalaganap niya ng patnubay. Siya ay umabot ng siyam na raan at limampung taong gulang (950) subali’t walang nakikitang magandang bunga ito kundi higit pang kasamaan.

2 Ang unang yugto ng paglikha; ang **Nutfah**

يُرْسِلِ ٱلسَّمَآءَ عَلَيْكُم مِّدْرَارًا ﴿١١﴾ وَيُمْدِدْكُم بِأَمْوَٰلٍ وَبَنِينَ وَيَجْعَل
لَّكُمْ جَنَّٰتٍ وَيَجْعَل لَّكُمْ أَنْهَٰرًا ﴿١٢﴾ مَّا لَكُمْ لَا تَرْجُونَ لِلَّهِ وَقَارًا ﴿١٣﴾
وَقَدْ خَلَقَكُمْ أَطْوَارًا ﴿١٤﴾ أَلَمْ تَرَوْا۟ كَيْفَ خَلَقَ ٱللَّهُ سَبْعَ سَمَٰوَٰتٍ
طِبَاقًا ﴿١٥﴾ وَجَعَلَ ٱلْقَمَرَ فِيهِنَّ نُورًا وَجَعَلَ ٱلشَّمْسَ سِرَاجًا ﴿١٦﴾
وَٱللَّهُ أَنۢبَتَكُم مِّنَ ٱلْأَرْضِ نَبَاتًا ﴿١٧﴾ ثُمَّ يُعِيدُكُمْ فِيهَا وَيُخْرِجُكُمْ
إِخْرَاجًا ﴿١٨﴾ وَٱللَّهُ جَعَلَ لَكُمُ ٱلْأَرْضَ بِسَاطًا ﴿١٩﴾ لِّتَسْلُكُوا۟ مِنْهَا
سُبُلًا فِجَاجًا ﴿٢٠﴾ قَالَ نُوحٌ رَّبِّ إِنَّهُمْ عَصَوْنِى وَٱتَّبَعُوا۟ مَن لَّمْ يَزِدْهُ
مَالُهُۥ وَوَلَدُهُۥٓ إِلَّا خَسَارًا ﴿٢١﴾ وَمَكَرُوا۟ مَكْرًا كُبَّارًا ﴿٢٢﴾ وَقَالُوا۟
لَا تَذَرُنَّ ءَالِهَتَكُمْ وَلَا تَذَرُنَّ وَدًّا وَلَا سُوَاعًا وَلَا يَغُوثَ وَيَعُوقَ
وَنَسْرًا ﴿٢٣﴾ وَقَدْ أَضَلُّوا۟ كَثِيرًا ۖ وَلَا تَزِدِ ٱلظَّٰلِمِينَ إِلَّا ضَلَٰلًا ﴿٢٤﴾
مِّمَّا خَطِيٓـَٰٔتِهِمْ أُغْرِقُوا۟ فَأُدْخِلُوا۟ نَارًا فَلَمْ يَجِدُوا۟ لَهُم مِّن دُونِ
ٱللَّهِ أَنصَارًا ﴿٢٥﴾ وَقَالَ نُوحٌ رَّبِّ لَا تَذَرْ عَلَى ٱلْأَرْضِ مِنَ ٱلْكَٰفِرِينَ
دَيَّارًا ﴿٢٦﴾ إِنَّكَ إِن تَذَرْهُمْ يُضِلُّوا۟ عِبَادَكَ وَلَا يَلِدُوٓا۟ إِلَّا فَاجِرًا
كَفَّارًا ﴿٢٧﴾ رَّبِّ ٱغْفِرْ لِى وَلِوَٰلِدَىَّ وَلِمَن دَخَلَ بَيْتِىَ
مُؤْمِنًا وَلِلْمُؤْمِنِينَ وَٱلْمُؤْمِنَٰتِ وَلَا تَزِدِ ٱلظَّٰلِمِينَ إِلَّا تَبَارًۢا ﴿٢٨﴾

15 Hindi ba ninyo nakikita kung paano nilikha ng Allah ang mga pitong kalangitan na nagtataasan sa bawa’t isa?
16 At ginawa Niya rito ang buwan bilang liwanag, at ginawa Niya ang araw bilang isang lampara?
17 At kayo ay nilikha ng Allah mula sa lupa (na tila mga halaman na tumubo).
18 Pagkaraan nito, kayo ay Kanyang ibabalik (sa lupang ito), at muling bubuhayin (sa Araw ng Pagkabuhay Muli).
19 At ginawa ng Allah para sa inyo (upang pakinabangan) ang lupa (na tila isang alpombra) na nakalatag.
20 Upang kayo ay makatawid (o magsipaglakad) sa mga maluluwang na daraanan nito.
21 Si Nuh [Noah] ay nagsabi: “Aking *Rabb*! Sila ay sumuway sa akin, at kanilang

---

(semilya), ikalawa; ang **‘Alaqah** (namuong dugo) at kasunod ang **Mudghah** (laman at buto).

sinunod yaong isa, na ang yaman at mga anak ay hindi nakadaragdag bagkus (ito ay) isang kawalan (sa kanya).
22 "At sila ay nagtangka ng isang (masama at) matibay na balakin.
23 "At sila ay nagsabi (sa isa't-isa): "Huwag ninyong iiwan ang inyong mga diyos[1]; at huwag ninyong iiwan maging sina *Wadd* o di kaya ay si *Suwa*, maging si *Yaghut* o di kaya ay si *Yauq* o si *Nasr*.
24 "At tunay na marami ang kanilang nailigaw. At (O Allah): Huwag Mong dagdagan ang Zalimun[2], maliban ng kamalian."
25 Sanhi ng kanilang mga kasalanan, sila ay nangalunod (sa baha), at hinayaang masadlak sa (naglalagablab na) Apoy ng Impiyerno. At sila ay walang natagpuang karamay bukod sa Allah.
26 At si Nuh [Noah] ay nagsabi: "Aking *Rabb*! Huwag Kayong mag-iwan ng *Dayyar*[3] (kahit isang Kafir) sa mundong ito!
27 "At kung sila man ay Inyong iwanan, marami sa Inyong mga alipin ang kanilang maililigaw at sila ay hindi manganganak maliban sa masasamang *Kafirun*.
28 "O aking *Rabb*! Patawarin ako at ang aking mga magulang at yaong Nagsipasok sa aking tahanan bilang isang (tunay na) mananampalataya, at ang lahat ng mananampalatayang lalaki at babae. At sa Zalimun, huwag Mo silang pagkalooban ng (anumang) karagdagan maliban ng kawalan[4] (kapahamakan).

## Surah Al-Jinn

(Ang Jinn)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 Sabihin mo (O Muhammad): "Ipinahayag sa akin na mayroong pangkat ng mga Jinn[5] (na ang bilang nila ay abot sa tatlo hanggang sampu) ang nakinig (sa pagbigkas ng Qur'an). Sila ay nagsabi: "Katotohanan, Aming narinig ang pagbigkas ng isang kahanga-hangang salaysay (itong Qur'an).
2 Namamatnubay (tungo) sa Matuwid na landas at kami at naniniwala (at nanalig) dito (sa nilalaman ng Qur'an) at kami ay hindi magtatambal ng pagsamba sa Aming *Rabb* (Panginoon) kaninuman.

---

1 Si Al Bukhari ay nagtala mula kay Ibn 'Abbas na nagsabi, "Ang mga idolo na sinasamba ng mga mamamayan ni Propeta Nuh ay napasakamay ng mga arabo. Si Wadd ay naging idolo ng mga tao ng Kalb sa pook ng Dawmat Al Jandal. Si Suwa ay naging idolo ng mga tao ng Hudhayl. Si Yaghuth ay naging idolo ng mga tao sa Murad at pagkaraan nila sinamba si Yaghuth ng tribo ng Bani Ghutayf at Al Juruf sa pook ng Saba. Si Ya'uq naman ay naging idolo ng mga tao sa Hamdan. Si Nasr ay naging idolo ng mga tao sa Himyar para sa angkan ng Dhu Kala. Ang mga idolong ito ay hinango mula sa mga pangalan ng mga mabubuting tao mula sa pamayanan ni Nuh. Nang ang mga taong ito ay nangamatay, binulungan ng Satanas ang mga tao na magtayo ng mga rebulto upang parangalan ang mga ito sa lahat ng pook ng pagtitipon. Kaya, ang mga rebultong ito ay nagkaroon ng pangalan na kinuha sa ngalan ng mga mabubuting tao noong panahon ni Propeta Nuh. Nang lumipas ang panahon, ang mga rebultong ito ay kanilang sinamba. Ganito rin ang salaysay ng ibang maalam na Muslim na sina Ikrimah, Ad Dahhak, Qatadah at Ibn Ishaq. Tafsir ibn Kathir, vol 10.

2 **Zalimun**. Ito ay isang salita mula sa wikang arabik na tumutukoy sa lahat ng taong makasalanan, mapaggawa ng katampalasanan sa pamamagitan ng pang-aabuso, pang-aapi sa kapwa, at suwail na lumalabag sa hangganang kautusan ng Allah. Sila na kung ipagkaloob sa kanila ang kapangyarihan ay mapaniil na umaalipin sa mga mahihinang tao.

3 Si Ad-Dahhak ay nagpaliwanag na ang ibig sabihin ng *Dayyar* ay isa at si As-Suddi ay nagsabi na ang ibig sabihin ng *Dayyar* ay isang taong nananatili sa pamamahay. Sa ayah na nabanggit sa itaas, nagsumamo si Propeta Nuh na huwag mag-iiwan ng kahit isang di-nanampalataya. At ito ang kahulugan ng *Dayyar* sa ayah na ito. Tafsir ibn Kathir vol 10.

4 Si As-Suddi ay nagsabi bilang paliwanag sa ayah, "Maliban ang kapahamakan" at si Mujahid ay nagpaliwanag at sinabi niya, "Maliban ang kawalan." Ang kapahamakan o kawalan ay nauukol sa buhay dito sa mundo at sa kabilang buhay. Tafsir ibn Kathir vol 10.

5 **Jinn** – sila ay manga nilikhang kakaiba sa tao, nilikha ng Allah mula sa apoy na walang usok at walang tiyak na pangkatawang anyo kaya sila ay may mga di- nakikita. Sila'y katulad din ng tao na may tungkuling paglilingkuran ang Allah. Mayroon ding mabubuti at masasama sa kanila.

3 'At Siya, na ipinagkapuri ang Jadd [1] (Kadakilaan at Kapangyarihan) ng aming rabb ay hindi nagkaroon ng asawa, at hindi rin nagkaroon ng anak (na lalaki).
4 'At yaong mga baliw sa amin (katulad ng Iblis at ang mga masasamang Jinn) ay palagiang nagsasabi na sadyang mga kasinungalingan laban sa Allah.
5 'At katotohanan, inaakala namin na walang tao o di-kaya ay Jinn na makapagsasabi nang gayong kasinungalingan laban sa Allah.
6 'At tunay nga, na may mga kalalakihan mula sa sangkatauhan na nananalig at humingi ng kalinga sa mga kalalakihang jinn subali't (hindi nalalaman ng tao na) dinaragdagan lamang ng mga jinn ang kanilang *Rahaq* (kawalan ng pananampalataya sa Allah, kapariwaraan at kasalanan).
7 'At kanilang inaakala tulad ng iyong pag-aakala na ang Allah ay hindi na magpapadalang-muli ng sinuman (na Sugo sa Sangkatauhan at Jinn).
8 'At aming tinangka na (lakbayin at) abutin ang kalangitan nguni't ito ay aming natagpuang napapaligiran ng mga mababagsik na tagapagbantay at ng nagliliyab na mga apoy.
9 'At tunay nga, na kami ay lagi nang nangakaupo sa mga (gilid na) upuan nito, upang (nakawin ang anumang salitang) aming marinig nguni't sinumang nakikinig ay makakasalubong niya ang isang nagliliyab na apoy na nakamasid sa kanya at handa siyang tugisin.
10 'At hindi namin maintindihan kung kasamaan ang nilalayon nito sa mga nasa mundo (lupa) o ang kanilang rabb ay naglalayon ng isang matuwid na landas para sa kanila.
11 "Mayroon sa amin ang mga matutuwid (na jinn) at mayroon din (naman) sa amin ang kabaligtaran nila. Kami ay mga pangkat na mayroong iba't ibang pamamaraan ng buhay (at sekta).

---

1 **Jadd** Ito ay nagpapahiwatig ng Kanyang Gawa, ang Kanyang Kautusan at ang Kanyang Kapangyarihan. At Tabari 23:648. Ayon kay Ad-Dahhak, sinabi ni Ibn Abbas, "Ang Jadd ng Allah ay ang Kanyang Pagpapala, ang Kanyang Kapangyarihan at ang Kanyang biyayang ipinagkaloob sa Kanyang mga nilikha. Isinalaysay naman nina Mujahid at Ikrimah na nagsabing, Ang Jadd ng Allah ay ang Kapangyarihan o Kadakilaan ng aming Rabb (Panginoon)."

ترتيبها ٧٢ — سُورَةُ الْجِنِّ — آياتها ٢٨

بِسْمِ اللَّهِ الرَّحْمَٰنِ الرَّحِيمِ

قُلْ أُوحِيَ إِلَيَّ أَنَّهُ اسْتَمَعَ نَفَرٌ مِّنَ الْجِنِّ فَقَالُوا إِنَّا سَمِعْنَا قُرْآنًا
عَجَبًا ﴿١﴾ يَهْدِي إِلَى الرُّشْدِ فَآمَنَّا بِهِ ۖ وَلَن نُّشْرِكَ بِرَبِّنَا أَحَدًا ﴿٢﴾
وَأَنَّهُ تَعَالَىٰ جَدُّ رَبِّنَا مَا اتَّخَذَ صَاحِبَةً وَلَا وَلَدًا ﴿٣﴾ وَأَنَّهُ كَانَ
يَقُولُ سَفِيهُنَا عَلَى اللَّهِ شَطَطًا ﴿٤﴾ وَأَنَّا ظَنَنَّا أَن لَّن تَقُولَ الْإِنسُ
وَالْجِنُّ عَلَى اللَّهِ كَذِبًا ﴿٥﴾ وَأَنَّهُ كَانَ رِجَالٌ مِّنَ الْإِنسِ يَعُوذُونَ بِرِجَالٍ
مِّنَ الْجِنِّ فَزَادُوهُمْ رَهَقًا ﴿٦﴾ وَأَنَّهُمْ ظَنُّوا كَمَا ظَنَنتُمْ أَن لَّن يَبْعَثَ
اللَّهُ أَحَدًا ﴿٧﴾ وَأَنَّا لَمَسْنَا السَّمَاءَ فَوَجَدْنَاهَا مُلِئَتْ حَرَسًا
شَدِيدًا وَشُهُبًا ﴿٨﴾ وَأَنَّا كُنَّا نَقْعُدُ مِنْهَا مَقَاعِدَ لِلسَّمْعِ ۖ فَمَن
يَسْتَمِعِ الْآنَ يَجِدْ لَهُ شِهَابًا رَّصَدًا ﴿٩﴾ وَأَنَّا لَا نَدْرِي أَشَرٌّ أُرِيدَ
بِمَن فِي الْأَرْضِ أَمْ أَرَادَ بِهِمْ رَبُّهُمْ رَشَدًا ﴿١٠﴾ وَأَنَّا مِنَّا الصَّالِحُونَ
وَمِنَّا دُونَ ذَٰلِكَ ۖ كُنَّا طَرَائِقَ قِدَدًا ﴿١١﴾ وَأَنَّا ظَنَنَّا أَن لَّن نُّعْجِزَ
اللَّهَ فِي الْأَرْضِ وَلَن نُّعْجِزَهُ هَرَبًا ﴿١٢﴾ وَأَنَّا لَمَّا سَمِعْنَا الْهُدَىٰ
آمَنَّا بِهِ ۖ فَمَن يُؤْمِن بِرَبِّهِ فَلَا يَخَافُ بَخْسًا وَلَا رَهَقًا ﴿١٣﴾

12 'At aming iniisip na kami ay hindi makakatakas (sa parusa ng Allah) sa mundong ito at hindi (rin) Siya maaring maiwasan (takasan) sa pamamagitan ng paglipad.
13 'At katotohanan, nang aming marinig ang patnubay (ng Qu'ran), kami ay naniniwala (at nanalig) rito, at sinuman ang naniwala (at nanalig) sa kanyang *Rabb* sa kanya ay walang pangamba o walang kabawasan sa gantimpala ng kanyang mga mabubuting gawa o (di-kaya ay) karagdagan sa parusa ng kanyang mga kasalanan.
14 'At sa amin ay mayroon ding mga Muslim (na isinuko ang kalooban sa Allah pagkaraang marinig ang pahayag ng Qur'an). At mayroon din naman sa amin ang mga *Qasitun*[2]. At sinuman ang yumakap sa Islam, magkagayon, kanyang natagpuan ang Matuwid na Landas."

---

2 Qasitun-hinango sa salitang *Qasit*, na ang kahulugan ay isang tao na hindi makatarungan tungkol sa katotohanan at siya ay lumihis mula rito.

وَأَنَّا مِنَّا ٱلۡمُسۡلِمُونَ وَمِنَّا ٱلۡقَٰسِطُونَۖ فَمَنۡ أَسۡلَمَ فَأُوْلَٰٓئِكَ
تَحَرَّوۡاْ رَشَدٗا ١٤ وَأَمَّا ٱلۡقَٰسِطُونَ فَكَانُواْ لِجَهَنَّمَ حَطَبٗا ١٥
وَأَلَّوِ ٱسۡتَقَٰمُواْ عَلَى ٱلطَّرِيقَةِ لَأَسۡقَيۡنَٰهُم مَّآءً غَدَقٗا ١٦ لِّنَفۡتِنَهُمۡ
فِيهِۚ وَمَن يُعۡرِضۡ عَن ذِكۡرِ رَبِّهِۦ يَسۡلُكۡهُ عَذَابٗا صَعَدٗا ١٧ وَأَنَّ
ٱلۡمَسَٰجِدَ لِلَّهِ فَلَا تَدۡعُواْ مَعَ ٱللَّهِ أَحَدٗا ١٨ وَأَنَّهُۥ لَمَّا قَامَ عَبۡدُ ٱللَّهِ
يَدۡعُوهُ كَادُواْ يَكُونُونَ عَلَيۡهِ لِبَدٗا ١٩ قُلۡ إِنَّمَآ أَدۡعُواْ رَبِّي وَلَآ أُشۡرِكُ
بِهِۦٓ أَحَدٗا ٢٠ قُلۡ إِنِّي لَآ أَمۡلِكُ لَكُمۡ ضَرّٗا وَلَا رَشَدٗا ٢١ قُلۡ إِنِّي
لَن يُجِيرَنِي مِنَ ٱللَّهِ أَحَدٞ وَلَنۡ أَجِدَ مِن دُونِهِۦ مُلۡتَحَدًا ٢٢ إِلَّا بَلَٰغٗا
مِّنَ ٱللَّهِ وَرِسَٰلَٰتِهِۦۚ وَمَن يَعۡصِ ٱللَّهَ وَرَسُولَهُۥ فَإِنَّ لَهُۥ نَارَ جَهَنَّمَ
خَٰلِدِينَ فِيهَآ أَبَدًا ٢٣ حَتَّىٰٓ إِذَا رَأَوۡاْ مَا يُوعَدُونَ فَسَيَعۡلَمُونَ
مَنۡ أَضۡعَفُ نَاصِرٗا وَأَقَلُّ عَدَدٗا ٢٤ قُلۡ إِنۡ أَدۡرِيٓ أَقَرِيبٞ
مَّا تُوعَدُونَ أَمۡ يَجۡعَلُ لَهُۥ رَبِّيٓ أَمَدًا ٢٥ عَٰلِمُ ٱلۡغَيۡبِ فَلَا
يُظۡهِرُ عَلَىٰ غَيۡبِهِۦٓ أَحَدًا ٢٦ إِلَّا مَنِ ٱرۡتَضَىٰ مِن رَّسُولٖ فَإِنَّهُۥ
يَسۡلُكُ مِنۢ بَيۡنِ يَدَيۡهِ وَمِنۡ خَلۡفِهِۦ رَصَدٗا ٢٧ لِّيَعۡلَمَ أَن قَدۡ أَبۡلَغُواْ
رِسَٰلَٰتِ رَبِّهِمۡ وَأَحَاطَ بِمَا لَدَيۡهِمۡ وَأَحۡصَىٰ كُلَّ شَيۡءٍ عَدَدَۢا ٢٨

15 At sa mga *Qasitun* (hindi makatarungan), sila ay panggatong sa Impiyerno.

16 (At ang Mensahe ng Allah ay:) Kung sila (na di-Muslim) ay nanampalataya sa allah at tinahak ang Tamang Daan (ang Islam), katiyakan, na Aming ipagkakaloob sa kanila ang tubig (ulan) na masagana.

17 Upang sila ay Aming subukan sa gayong paraan. At sinuman ang tumalikod sa paggunita (o pag-aala-la) sa kanyang *Rabb* (at hindi isinagawa ang mga batas at tagubilin nito), ay Kanyang ilalagay sa isang napakabigat na parusa (ang Impiyerno).

18 At ang mga *Masjid* (pook ng pagsamba[1] at pagdalangin) ay tanging sa Allah lamang. Kaya, huwag dumalangin sa kaninumang iniaakibat sa Allah (bilang Kanyang katambal).

19 At nang ang alipin ng Allah (si Muhammad) ay tumindig at nanalangin (sa kanyang *Rabb*), siya ay pinalibutan nila, nagsiksikan na tila magkakadikit-dikit sa isa't isa (upang makinig sa pagbigkas ng Propeta).

20 Sabihin (O, Muhammad) "Ako ay tanging dumadalangin lamang sa aking Rabb at ako ay hindi nagtatambal ng sinumang (o anumang) (huwad na diyos) sa pagsamba sa Allah."

21 Sabihin: "Wala sa akin ang kapangyarihan upang isadlak kayo sa kapahamakan o akayin kayo sa Tuwid na Landas."

22 Sabihin: "Walang sinuman ang makapangangalaga sa akin laban sa parusa ng Allah (kung Siya ay aking suwayin) o di kaya ako ay makakatagpo ng kaligtasan maliban sa Kanya.

23 (Maliban na [ang aking tungkulin lamang ay]) ipalaganap ang katotohanan mula sa Allah at ang Kanyang Kapahayagan at sinuman ang lumabag sa (kautusan ng) Allah at ng Kanyang Sugo, magkagayon, katotohanan, ang Apoy ay nakalaan para sa kanila at sila ay mananatili roon magpakailanman."

24 Hanggang kanilang masilayan ang pangako sa kanila, magkagayon, kanilang mababatid kung sino ang may pinakamahinang katulong at (sino ang may) napakaliit ang bilang.

25 Sabihin (O, Muhammad), hindi ko nalalaman kung ang (parusa na) ipinangako sa inyo ay nalalapit na o kung ang aking *Rabb* ay magtatakda para rito ng matagal na panahon.

26 Siya ang (Lubos na) Maalam ng *Ghaib* (mga bagay na lingid at di nakikita) at hindi Niya ipinahahayag kaninuman ang kaalaman ng *Ghaib.*

27 Maliban sa isang Sugo (mula sa sangkatauhan) na Kanyang hinirang at magkagayon, Siya ay gumawa ng isang pangkat na tagapagbantay (na mga anghel) upang magsilakad sa unahan niya at (maging) sa likuran niya.

28 (Sila [ang mga Sugo] ay pinangangalagaan [ng Allah]) hanggang sa Makita Niyang naiparating nila (ng mga Sugo) ang Mensahe ng kanilang Rabb. At batid Niya ang lahat ng nasa kanila at batid Niyang Ganap ang tamang bilang ng bawa't bagay.

1 Tuwing magtungo ang mga Hudyo at kristiyano sa kanilang sinagoga at simbahan, sila ay nagbibigay ng katambal sa Allah sa pamamagitan ng pagdalangin sa iba't ibang santo o santa kaya, ang Allah ay nag-utos sa Kanyang Sugo na mag-alay ng pagsamba sa Kanya lamang at wala ng iba pa. (Tabari 23:665)

# Surah Al-Muzzammil

(Ang Isang Nababalot)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 O Ikaw (Muhammad), na nababalot (sa pagkakahimlay).
2 Ikaw ay tumindig (at mag-alay ng pagdarasal) sa buong magdamag maliban sa kaunti –
3 Sa kalahating (bahagi ng gabi) o (di kaya) kulang ng kaunti (sa kalahati nito).
4 O higit pa rito. At *Rattil* (bigkasin o ipagsaysay mo) ang (mensahe ng) Qur'an ng marahan (at sa maayang indayog at tinig)[1].
5 Katotohanan, Aming ibababa sa iyo (O, Muhammad) ang isang mabigat na (mahalaga) salita[2] (na may kaakibat na tungkulin, mga batas at kautusan ng Allah).
6 Katotohanan, ang pagbangon (upang mag-alay ng pagdarasal ng Tahajjud) sa gabi ay lubhang mahirap (nguni't) mabisa (para sa pamamahala sa sarili) at sadyang angkop (na oras) sa (pagbuo ng mga) salita (ng panalangin at papuri sa Allah).
7 Katotohanan, sa araw (naman) ay nauukol ito sa iyong mahabang gawaing kaugnay ng karaniwang tungkulin.
8 At alalahanin ang Ngalan ng iyong *Rabb* (Panginoon) at *Tabattil*[3] (ihandog) ang iyong sarili ng buong taimtim (at pitagan).
9 (Siya lamang) ang Rabb ng Silangan at Kanluran. *La Ilaha illa Huwa* (Walang Diyos na dapat sambahin maliban sa Kanya). Kaya't. ituring Siya bilang (Tanging) Tagapamahala.
10 At ikaw ay magtiis (O, Muhammad) sa anumang kanilang sinasabi at layuan mo sila sa paraang kalugod-lugod.
11 At hayaan mo (na) Ako (ang makitungo) sa mga sinungaling (nagtakwil sa Katotohanan) at sa mga nagkakamal ng magagandang biyaya (sa mundong ito). At bigyan mo sila ng pansamantalang (kaunting) palugit.
12 Katotohanan, nasa Amin ang mga *Ankal*[4] (tanikala na panggapos sa kanila) at




---

1 **Rattil** ay nangangahulugan na ipagsaysay o bigkasin at ang Taril ay marahan o malumanay upang maunawaan ang nilalaman ng Qu'ran at mabigyan ng malalim na pag-iisip ang mga kahulugan nito. Si Aishah ay nagsabi, "Siya (Propeta) ay palagiang bumibigkas ng Surah ng Qur'an sa paraang malumanay upang maging mahaba ito nang higit kaysa sa haba ng Surah mismo nito". (sahih Muslim vol 1, Hadith Bilang 507).

2 Naitala ng Sahah Bukhari mula kay Aishah na si Harith bin Hisham ay nagtanong sa Sugo ng Allah, "Paano ba dumarating ang kapahayagan (ng Qu'ran) sa iyo? Siya ay sumagot, "Kung minsan, ito ay dumarating sa akin na parang tunog ng kampana, at napakasidhi nito sa akin. Pagkaraan nito, ito ay napapawi sa akin pagkatapos na maunawaan ko ag kapahayagang ito. Kung, minsan, ang anghel ay dumarating sa akin sa anyong tao at kinakausap ako at aking inuunawa ang anumang kanyang sabihin." (Fath Al-bari 1:25). Dinagdag pa ni Aishah, "Katotohanan, nakita ko siya nang tumanggap siya ng kapahayagan at aking nakita na ang kanyang pawis ay Tumutulo mula sa kanyang noo sa panahon ng taglamig hanggang ang kapahayagan ay magwakas."

3 **Tabattil** ay nangangahulugan na ialay o ihandog nang ganap ang sarili sa pagsamba sa Kanya.

4 **Ankal**-ito ay mga tanikala ng panggapos. Sina Ibn Abbas, Ikrimah, As-Suddi, Ad-Dahhak, Qatadah, Ath-Thawri at iba pa ay nagsabi ng ganitong kahulugan.

إِنَّ رَبَّكَ يَعْلَمُ أَنَّكَ تَقُومُ أَدْنَىٰ مِن ثُلُثَيِ ٱلَّيْلِ وَنِصْفَهُۥ وَثُلُثَهُۥ وَطَآئِفَةٌ
مِّنَ ٱلَّذِينَ مَعَكَ ۚ وَٱللَّهُ يُقَدِّرُ ٱلَّيْلَ وَٱلنَّهَارَ ۚ عَلِمَ أَن لَّن تُحْصُوهُ فَتَابَ
عَلَيْكُمْ ۖ فَٱقْرَءُوا۟ مَا تَيَسَّرَ مِنَ ٱلْقُرْءَانِ ۚ عَلِمَ أَن سَيَكُونُ مِنكُم مَّرْضَىٰ ۙ
وَءَاخَرُونَ يَضْرِبُونَ فِى ٱلْأَرْضِ يَبْتَغُونَ مِن فَضْلِ ٱللَّهِ ۙ وَءَاخَرُونَ
يُقَٰتِلُونَ فِى سَبِيلِ ٱللَّهِ ۖ فَٱقْرَءُوا۟ مَا تَيَسَّرَ مِنْهُ ۚ وَأَقِيمُوا۟ ٱلصَّلَوٰةَ وَءَاتُوا۟
ٱلزَّكَوٰةَ وَأَقْرِضُوا۟ ٱللَّهَ قَرْضًا حَسَنًا ۚ وَمَا تُقَدِّمُوا۟ لِأَنفُسِكُم مِّنْ خَيْرٍ تَجِدُوهُ
عِندَ ٱللَّهِ هُوَ خَيْرًا وَأَعْظَمَ أَجْرًا ۚ وَٱسْتَغْفِرُوا۟ ٱللَّهَ ۖ إِنَّ ٱللَّهَ غَفُورٌ رَّحِيمٌۢ ٢٠

## سُورَةُ المُدَّثِّر

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

يَٰٓأَيُّهَا ٱلْمُدَّثِّرُ ١ قُمْ فَأَنذِرْ ٢ وَرَبَّكَ فَكَبِّرْ ٣ وَثِيَابَكَ فَطَهِّرْ ٤
وَٱلرُّجْزَ فَٱهْجُرْ ٥ وَلَا تَمْنُن تَسْتَكْثِرُ ٦ وَلِرَبِّكَ فَٱصْبِرْ ٧
فَإِذَا نُقِرَ فِى ٱلنَّاقُورِ ٨ فَذَٰلِكَ يَوْمَئِذٍ يَوْمٌ عَسِيرٌ ٩ عَلَى ٱلْكَٰفِرِينَ
غَيْرُ يَسِيرٍ ١٠ ذَرْنِى وَمَنْ خَلَقْتُ وَحِيدًا ١١ وَجَعَلْتُ لَهُۥ مَالًا
مَّمْدُودًا ١٢ وَبَنِينَ شُهُودًا ١٣ وَمَهَّدتُّ لَهُۥ تَمْهِيدًا ١٤ ثُمَّ يَطْمَعُ
أَنْ أَزِيدَ ١٥ كَلَّآ ۖ إِنَّهُۥ كَانَ لِءَايَٰتِنَا عَنِيدًا ١٦ سَأُرْهِقُهُۥ صَعُودًا ١٧

ang *Jahim*[1] (nagpupuyos na galit ng Apoy upang sila ay sunugin).

13 At ang pagkaing nakasasamid (sa lalamunan) at ang mahapding parusa.

14 Sa Araw na yaon, kung ang lupa at ang mga bundok ay Tarjufu (umuga sa matinding pagkayanig) at ang mga bundok ay (tila) mga bunton ng buhanging bumubuhos at umaagos na pababa.

15 Katotohanan, Aming isinugo sa inyo (O, mga tao!) ang isang Sugo upang maging saksi sa inyo tulad ng pagpapadala Namin ng sugo (si Moises) kay Fir'awn (Paraon).

16 Nguni't tinanggihan ni Fir'awn (Paraon) ang Sugo, kaya't siya (Paraon) ay Aming pinatawan ng isang kasakit-sakit na parusa.

17 Kung gayon, paano ninyo maiiwasan ang parusa kung kayo ay tumanggi (sa Allah) sa araw na ang buhok ng mga bata ay magiging kulay abo (dahil sila ay magiging

---

1 **Jahim**-ito ay ang nagngangalit na Apoy ng Impiyerno.

matatanda?

18 (Sa Araw na yaon) na ang kalangitan ay mabiyak at magkapunit-punit. (Subali't) ang Kanyang pangako ay sadyang magaganap (na walang pagsala).

19 Katotohanan, ito ay isang babala, samakatuwid, hayaan ang sinuman na maglayon na tumahak tungo sa (mabuting) landas ng kanyang *Rabb*.

20 Katotohanan, nababatid ng iyong *Rabb* ang iyong pagbangon (upang manalangin sa kalaliman ng gabi) kulang ng bahagya sa ikalawang bahagi ng magdamag o kalahating (bahagi) ng gabi o (di) kaya isang ikatlong bahagi ng gabi at kapiling ng iyong mga kasamahan. At ang Allah ang sumusukat ng (haba ng) gabi at ng araw. Kanyang nababatid na wala kayong kakayahang mag-alay ng pagdarasal sa buong magdamag. Kaya, ikaw ay Kanyang nilingap (sa pamamagitan) ng Kanyang Awa. Kaya, bigkasin mo (basahin at ipagsaysay) ang Qur'an kung ano ang magaan para sa iyo. Nababatid Niya na ang ilan sa inyo ay may karamdaman, ang iba (naman) ay nasa (panahon ng) paglalakbay sa mga lupain at humahanap ng biyaya ng Allah, at ang iba ay nakikipaglaban sa landas ng Allah. Kaya't bigkasin mo (basahin at ipagsaysay) ang Qur'an kung ano ang magaan para sa iyo, at mag-alay ng taimtim na pagdarasal at magbigay ng Zakat, at magpautang sa Allah ng isang magandang pautang. At anumang kabutihan ang iyong ipamahagi para (sa kapakanan) ng iyong sarili, katiyakang iyong matatagpuan sa Allah ang buti (ng masaganang biyaya) at higit na dakilang gantimpala. At humingi ng kapatawaran sa Allah. Katotohanan, ang Allah ay lagi nang Mapagpatawad, ang Maawain.

## Surah Al-Muddaththir

(Ang Isang Nababalutan)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 O Ikaw, (Muhammad) na nababalot (ng balabal o kapa [2])!

---

2 Mula sa Sahih Al Bukhari at Sahih Muslim sa pagsasalaysay ni Abu Salamah na si Jabir bin Abdullah ay nagsabi na narinig niya ang Sugo ng Allah na nagsasalaysay tungol sa panahon ng

2 Bumangon at magbigay babala!
3 At ipagbunyi ang (papuri ng) iyong *Rabb* (Panginoon).
4 At dalisayin ang iyong mga kasuotan!
5 At lisanin (layuan) mo ang mga *Ar-rujz* (mga idolo).
6 At huwag kang magbigay ng anumang bagay upang umasang magkaroon ng higit (para sa iyong sarili).
7 At para sa iyong Rabb, ikaw ay dapat na magtiis (tuparin ang iyong tungkulin sa Allah).
8 Kaya, kung ang *Naqur*[1] (Tambuli) ay tumunog (magbigay hudyat).
9 Tunay, ang Araw na yaon ay sadyang Araw ng Matinding Kagipitan.
10 Para sa *Kafirun* (ang mga bagay na yaon) ay lubhang hindi magaan (sa kanila).
11 At hayaan mong Ako (ang makitungo) sa kanya na Aking nilikhang nag-iisa (na walng yaman o mga supling).
12 At pagkaraan, siya ay pinagkalooban Ko ng masaganan kabuhayan.
13 At mga anak na kanyang nakapiling.
14 At ginawang maayos at maaliwalas ang buhay para sa kanya.
15 Pagkatapos, siya ay umaasa pa rin na bigyan Ko nang higit pa.
16 Hindi! Katotohanan, siya ay palaging umaapula sa Aming *Ayat*[2] (mga kapahayagan).
17 Akin siyang pipilitin (umakyat sa isang madulas ng bato sa Impiyerno na ang tawag ay *As-Saud*) o papatawan ng nakapanghihilakbot na parusa.
18 Katotohanan, siya ay nag-isip at nagbalak.
19 Kaya, kasawian sa kanya, kung paano siya nagbalak!
20 At muli, kasawian sa kanya, kung paano siya nagbalak!
21 Pagkaraan, siya ay tumingin.
22 Kapag daka'y, nagkunot-noo at tumingin nang masama;
23 At saka, siya ay tumalikod, at nagmalaki (at naging matigas ang kalooban).
24 At kanyang sinabi: Ito ay walang kabuluhan maliban sa isang Salamangka (mahika) ng mga nagdaang panahon,
25 At ito ay walang saysay maliban sa isang salita lamang ng tao."
26 Akin siyang itatapon sa *Saqar*[3] [Apoy ng Impiyerno].
27 At ano nga ba ang maipaliliwanag sa iyo ng *Saqar* [Apoy ng Impiyerno]?
28 Wala itong kinaliligtaang (taong makasalanan) o iniiwan (na bagay na hindi sinusunog o tinutupok)!
29 Sinusunog (tinutupok) at pinaiitim ang mga balat!
30 Naroroon ay labing siyam (na anghel bilang tagapagbantay at tagapangasiwa ng Impiyerno).
31 At wala Kaming pinili maliban sa mga Anghel bilang mga tagapagbantay ng Apoy. At Aming itinakda ang bilang nila upang maging pagsubok sa Kafirun, sa gayon, ang mga Angkan ng Kasulatan (Hudyo at Kristiyano) ay magkaroon ng tiyak na pananalig at madagdagan naman ang pananalig ng mga mananampalataya (Muslim) at mapawi ang

---

pagpapahayag at ang paraan ng pagpapahayag ng Qur'an sa kanya. Ang Sugo ng Allah ay nagsabi: 'Habang ako ay naglalakad, ako ay nakarinig ng isang tinig mula sa langit. Kaya, itinaas ko ang aking paningin sa dakong kalangitan at aking nakita ang dating Anghel na lumapit noon sa akin sa Yungib ng Hira. Siya ay nakaupo sa isang silya sa pagitan ng langit at lupa. Kaya ako ay dagliang lumisang papalayo sa kanya nang dahil sa takot hanggang ako ay madapa. At saka, ako ay bumalik sa aking pamilya at aking sinabi: 'Balutin ninyo ako, balutin ninyo ako.' At binalutan nila ako. Kaya, ipinahayag ng Allah, 'O ikaw na nababalutan! Bumangon ka at magbigay babala! Hanggang ayah na "at lisanin mo ang Ar-Rujz [mga idolo]. Pagkaraan nito, ang kapahayagan ay nagsimulang maging matindi at madalas na nagkasunud-sunod."

1 **Naqur**-ito ay isang tambuli (o Trumpeta) na ang hugis ay parang sungay ayon kay Mujahid. At Tabari 24:18.

2 **Ayat o Ayah**-ito ay isang salita sa wikang arabik na kadalasan ay tumutukoy sa mga tanda, kapahayagan, aral batas at babala na ipinahihiwatig ng Allah sa tao upang magkaroon ng pagkakataon na mag-isip, unawain at magnilay-nilay sa lahat ng oras. Maraming mga palatandaan o tanda na maaring Makita sa ating mga sarili at maging sa palatandaan o tanda na maaring Makita sa ating mga sarili at maging sa kapaligiran na nagbibigay pahiwatig na mayroong isang Makapangyarihang Diyos na dapat nating pag-ukulan ng pagsamba.

3 **Saqar**-ito ay ang Apoy ng Impiyerno na tutupukin nito ang kanilang mga laman, ugat, litid at kanilang balat.

إِنَّهُۥ فَكَّرَ وَقَدَّرَ ﴿١٨﴾ فَقُتِلَ كَيْفَ قَدَّرَ ﴿١٩﴾ ثُمَّ قُتِلَ كَيْفَ قَدَّرَ ﴿٢٠﴾ ثُمَّ نَظَرَ
﴿٢١﴾ ثُمَّ عَبَسَ وَبَسَرَ ﴿٢٢﴾ ثُمَّ أَدْبَرَ وَٱسْتَكْبَرَ ﴿٢٣﴾ فَقَالَ إِنْ هَٰذَآ إِلَّا سِحْرٌ
يُؤْثَرُ ﴿٢٤﴾ إِنْ هَٰذَآ إِلَّا قَوْلُ ٱلْبَشَرِ ﴿٢٥﴾ سَأُصْلِيهِ سَقَرَ ﴿٢٦﴾ وَمَآ أَدْرَىٰكَ
مَا سَقَرُ ﴿٢٧﴾ لَا تُبْقِى وَلَا تَذَرُ ﴿٢٨﴾ لَوَّاحَةٌ لِّلْبَشَرِ ﴿٢٩﴾ عَلَيْهَا تِسْعَةَ عَشَرَ
﴿٣٠﴾ وَمَا جَعَلْنَآ أَصْحَٰبَ ٱلنَّارِ إِلَّا مَلَٰٓئِكَةً وَمَا جَعَلْنَا عِدَّتَهُمْ إِلَّا فِتْنَةً
لِّلَّذِينَ كَفَرُوا۟ لِيَسْتَيْقِنَ ٱلَّذِينَ أُوتُوا۟ ٱلْكِتَٰبَ وَيَزْدَادَ ٱلَّذِينَ ءَامَنُوٓا۟ إِيمَٰنًا
وَلَا يَرْتَابَ ٱلَّذِينَ أُوتُوا۟ ٱلْكِتَٰبَ وَٱلْمُؤْمِنُونَ وَلِيَقُولَ ٱلَّذِينَ فِى قُلُوبِهِم مَّرَضٌ
وَٱلْكَٰفِرُونَ مَاذَآ أَرَادَ ٱللَّهُ بِهَٰذَا مَثَلًا كَذَٰلِكَ يُضِلُّ ٱللَّهُ مَن يَشَآءُ وَيَهْدِى
مَن يَشَآءُ وَمَا يَعْلَمُ جُنُودَ رَبِّكَ إِلَّا هُوَ وَمَا هِىَ إِلَّا ذِكْرَىٰ لِلْبَشَرِ ﴿٣١﴾ كَلَّا
وَٱلْقَمَرِ ﴿٣٢﴾ وَٱلَّيْلِ إِذْ أَدْبَرَ ﴿٣٣﴾ وَٱلصُّبْحِ إِذَآ أَسْفَرَ ﴿٣٤﴾ إِنَّهَا لَإِحْدَى
ٱلْكُبَرِ ﴿٣٥﴾ نَذِيرًا لِّلْبَشَرِ ﴿٣٦﴾ لِمَن شَآءَ مِنكُمْ أَن يَتَقَدَّمَ أَوْ يَتَأَخَّرَ ﴿٣٧﴾ كُلُّ
نَفْسٍۭ بِمَا كَسَبَتْ رَهِينَةٌ ﴿٣٨﴾ إِلَّآ أَصْحَٰبَ ٱلْيَمِينِ ﴿٣٩﴾ فِى جَنَّٰتٍ يَتَسَآءَلُونَ
﴿٤٠﴾ عَنِ ٱلْمُجْرِمِينَ ﴿٤١﴾ مَا سَلَكَكُمْ فِى سَقَرَ ﴿٤٢﴾ قَالُوا۟ لَمْ نَكُ مِنَ
ٱلْمُصَلِّينَ ﴿٤٣﴾ وَلَمْ نَكُ نُطْعِمُ ٱلْمِسْكِينَ ﴿٤٤﴾ وَكُنَّا نَخُوضُ مَعَ
ٱلْخَآئِضِينَ ﴿٤٥﴾ وَكُنَّا نُكَذِّبُ بِيَوْمِ ٱلدِّينِ ﴿٤٦﴾ حَتَّىٰٓ أَتَىٰنَا ٱلْيَقِينُ ﴿٤٧﴾

pag-aalinlangan ng mga Angkan ng Kasulatan at maging ang mga mananampalataya at yaong sa kanilang puso ay may sakit (ng pagkukunwari at pag-aalinlangan), at ang walang pananampalataya ay magsabi: "ano ang nilalayon ng ganitong paghahalintulad ng Allah? Kaya, hinahayaan ng Allah na maligaw ang sinumang Kanyang naisin at pinapatnubayan naman ang sinumang Kanyang naisin. At walang sinuman ang nakababatid kung sino nga ang mga naglilingkod sa iyong Rabb maliban sa Kanya. At ito (Impiyerno) ay walang anupaman maliban bilang isang (babala) paala-ala sa sangkatauhan.

32 Katiyakan! At (Isinusumpa Ko) sa Buwan.

33 At sa gabi kung ito ay maglaho.

34 At sa bukang-liwayway kung ito ay magliwanag.

35 Katotohanan, ito (Impiyerno) ay isa lamang sa mga malalaki (na *Ayat* [tanda]).

36 (Bilang) Isang Babala sa Sangkatauhan.

37 At sinuman sa inyo ang magsikhay upang humayo ng pasulong (sa kanyang paggawa ng kabutihan) o nanatiling nasa likuran (sa kanyang patuloy na paggawa ng kasamaan).

38 Bawa't tao ay sanla ng anumang kanyang pinagsumikapang gawin.

39 Maliban yaong nasa kanan (matuwid at mabuting mananampalataya).

40 (Na sila ay paroroon) Sa mga Hardin na nagtatanungan sa isa't isa.

41 Tungkol (naman) sa *Mujrimun*[1], (sa kanila ay sasabihin):

42 "Ano ang sanhi ng inyong pagpasok sa Impiyerno?"

43 Sila ay magsasabi: "Kami yaong hindi nag-aalay ng pagdarasal,"

44 At hindi rin nagpapakain ng mga *Miskin* (dukha [at maralita]);'

45 'At kami ay palagiang nagsasalita ng mga kasinungalingan kasama ng mga taong (walang kabuluhang magsalita) sinungaling."

46 At palagian naming itinatakwil ang Araw ng Paghuhukom.

47 Hanggang sumapit sa amin ang katiyakan (ng kamatayan).

48 Kaya, walang tagapamagitan ang maaring mamagitan sa kanila.

49 Magkagayon, ano ang masamang dahilan at bakit sila (na *Kafirun)* ay tumalikod mula sa pagtanggap ng paalala?

50 Na tila sila ay mga nangatatakot na asno.

51 Na tumatakas mula sa (bangis ng) leon.

52 Nguni't Bawa't isa sa kanila (na sumasamba sa mga diyus-diyosan) ay nagnanasang pagkalooban ng mga pahinang nakalatag (nagmula sa Allah).

53 Katiyakan, nguni't sa dahilang hindi nila kinatakutan ang kabilang buhay.

54 Walang alinlangan! Nguni't tunay nga na ito (ang Qur'an) ay isang Babala.

55 Kaya, sinumang magnais, hayaan siyang maglayong (basahin ito at) tumanggap ng babala (mula sa Qur'an).

56 At sila ay hindi makatatanggap ng babala maliban sa kapahintulutan ng Allah. Siya ang Tanging Isa na dapat katakutan at Siya ang Tanging Isa na nagpapatawad ng mga kasalanan.

---

1 **Mujrimun.** Sila ay mga taong kriminal, makasalanan, walang pananalig sa Allah at itinatakwil ang lahat ng paniniwala tungkol sa kabilang buhay.

فَمَا تَنفَعُهُمْ شَفَٰعَةُ ٱلشَّٰفِعِينَ ﴿٤٨﴾ فَمَا لَهُمْ عَنِ ٱلتَّذْكِرَةِ مُعْرِضِينَ
﴿٤٩﴾ كَأَنَّهُمْ حُمُرٌ مُّسْتَنفِرَةٌ ﴿٥٠﴾ فَرَّتْ مِن قَسْوَرَةٍ ﴿٥١﴾ بَلْ يُرِيدُ
كُلُّ ٱمْرِئٍ مِّنْهُمْ أَن يُؤْتَىٰ صُحُفًا مُّنَشَّرَةً ﴿٥٢﴾ كَلَّا بَل لَّا يَخَافُونَ
ٱلْءَاخِرَةَ ﴿٥٣﴾ كَلَّآ إِنَّهُۥ تَذْكِرَةٌ ﴿٥٤﴾ فَمَن شَآءَ ذَكَرَهُۥ ﴿٥٥﴾
وَمَا يَذْكُرُونَ إِلَّآ أَن يَشَآءَ ٱللَّهُ ۚ هُوَ أَهْلُ ٱلتَّقْوَىٰ وَأَهْلُ ٱلْمَغْفِرَةِ ﴿٥٦﴾

آياتها ٤٠ — سُورَةُ القِيَامَةِ — ترتيبها ٧٥

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

لَآ أُقْسِمُ بِيَوْمِ ٱلْقِيَٰمَةِ ﴿١﴾ وَلَآ أُقْسِمُ بِٱلنَّفْسِ ٱللَّوَّامَةِ ﴿٢﴾ أَيَحْسَبُ
ٱلْإِنسَٰنُ أَلَّن نَّجْمَعَ عِظَامَهُۥ ﴿٣﴾ بَلَىٰ قَٰدِرِينَ عَلَىٰٓ أَن نُّسَوِّىَ بَنَانَهُۥ ﴿٤﴾ بَلْ
يُرِيدُ ٱلْإِنسَٰنُ لِيَفْجُرَ أَمَامَهُۥ ﴿٥﴾ يَسْـَٔلُ أَيَّانَ يَوْمُ ٱلْقِيَٰمَةِ ﴿٦﴾ فَإِذَا بَرِقَ ٱلْبَصَرُ
﴿٧﴾ وَخَسَفَ ٱلْقَمَرُ ﴿٨﴾ وَجُمِعَ ٱلشَّمْسُ وَٱلْقَمَرُ ﴿٩﴾ يَقُولُ ٱلْإِنسَٰنُ يَوْمَئِذٍ
أَيْنَ ٱلْمَفَرُّ ﴿١٠﴾ كَلَّا لَا وَزَرَ ﴿١١﴾ إِلَىٰ رَبِّكَ يَوْمَئِذٍ ٱلْمُسْتَقَرُّ ﴿١٢﴾ يُنَبَّؤُا۟ ٱلْإِنسَٰنُ
يَوْمَئِذٍۭ بِمَا قَدَّمَ وَأَخَّرَ ﴿١٣﴾ بَلِ ٱلْإِنسَٰنُ عَلَىٰ نَفْسِهِۦ بَصِيرَةٌ ﴿١٤﴾ وَلَوْ أَلْقَىٰ
مَعَاذِيرَهُۥ ﴿١٥﴾ لَا تُحَرِّكْ بِهِۦ لِسَانَكَ لِتَعْجَلَ بِهِۦٓ ﴿١٦﴾ إِنَّ عَلَيْنَا جَمْعَهُۥ
وَقُرْءَانَهُۥ ﴿١٧﴾ فَإِذَا قَرَأْنَٰهُ فَٱتَّبِعْ قُرْءَانَهُۥ ﴿١٨﴾ ثُمَّ إِنَّ عَلَيْنَا بَيَانَهُۥ ﴿١٩﴾

## Surah Al-Qiyamah

(Ang Pagkabuhay Muli)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 Ako ay sumumsumpa sa Araw ng Pagkabuhay Muli.

2 At Ako ay sumusumpa (rin) sa kaluluwang nagsisi (na tunay nga na kayo ay bubuhaying muli).

3 Inaakala ba ng tao (yaong mga di-nananampalataya) na hindi Namin maibabalik muli ang kanyang mga buto?

4 Nguni't! aming maibabalik sa (dating) ganap na ayos (maging) and dulo ng kanyang mga daliri[1].

5 Nguni't Ang tao ay (tumatanggi na maniwala sa Araw ng Pagkabuhay Muli at sa Araw ng Pagtutuos, kung kaya) nagnanasa sa (patuloy na) paggawa ng kasalanan (kahit) sa kanyang harapan.

6 Siya ay nagtanong: 'Kailan ba ang (pagsapit ng) Araw ng Pagkabuhay Muli?

7 Kaya kung ang paningin ay matuliro (manghilakbot sa kanyang natambad na tanawin).

8 At (kung) ang buwan ay mangulimlim.

9 At ang araw at buwan ay magsanib sa isa't isa.

10 Sa Araw na yaon, ang tao ay magsasabi: 'Saan ba ako (maaring) magtungo (upang takasan at makaligtas sa pangyayaring ito)?

11 Katiyakan! Wala (siyang) ibang (landas na) patutunguhan!

12 (Tanging) sa inyong *Rabb* (Panginoon) (lamang) ang madudulugan (o pook ng pahingahan) sa Araw na yaon.

13 Sa Araw na yaon, ipababatid sa tao kung ano ang kanyang naipadala (noon) at kung ano ang kanyang naiwan.

14 Nguni't! Ang tao ay saksi laban sa kanyang sarili. (sapagka't ang lahat ng bahagi ng kanyang katawan (balat, mga kamay, mga paa at iba pa ay magsasalita hinggil sa kanyang mga gawa).

15 Kahit pa siya ay maglahad ng walang katotohanang katuwiran (upang ikubli ang kanyang masamang gawa).

16 Huwag mong igalaw (O Muhammad) ang iyong dila hinggil sa (Qur'an) upang ito ay iyong madaliin.

17 Katotohanan, Nasa Amin ang pagtitipon nito at (pagbibigay sa iyo Muhammad nang kakayahan ng) pagbasa (sa Qur'an na ito).

18 Kaya, kung Aming binigkas ito sa iyo (sa pamamagitan ng Anghel Gabriel), samakatuwid, iyong sundin (tularan) ang pagbigkas nito.

19 Pagkaraan ay sa Amin ang pagbibigay linaw nito (para sa iyo).

20 Katiyakan nga nguni't kayo (O, mga tao) ay (higit ninyong) minamahal ang buhay sa mundong ito.

21 At kinaligtaan ang Kabilang Buhay.

22 Ang ibang mukha sa Araw na yaon, ay Nadirah (magniningning ([at magliliwanag]).

23 Na nakatingin sa kanilang *Rabb* (Allah).

24 At sa Araw (ding) yaon, ang ibang mukha ay magiging Basirah (maninimdin at may hapis).

25 Nararamdaman nilang may matitinding

---

1 Bawa't tao ay mayroong sariling (finger prints) tatak ng kamay na hindi maaring maging katulad ng sino pa man. Ito ay isang patunay na ang ating Panginoon (ang Allah) ay Ganap na Dakilang Tagapaglikha ng lahat ng bagay samakatuwid, walang ibang dapat pag-ukulan ng tapat na pagsamba maliban sa Kanya.

كَلَّا بَلْ تُحِبُّونَ ٱلْعَاجِلَةَ ﴿٢٠﴾ وَتَذَرُونَ ٱلْآخِرَةَ ﴿٢١﴾ وُجُوهٌ يَوْمَئِذٍ نَّاضِرَةٌ ﴿٢٢﴾
إِلَىٰ رَبِّهَا نَاظِرَةٌ ﴿٢٣﴾ وَوُجُوهٌ يَوْمَئِذٍۭ بَاسِرَةٌ ﴿٢٤﴾ تَظُنُّ أَن يُفْعَلَ بِهَا فَاقِرَةٌ ﴿٢٥﴾
كَلَّآ إِذَا بَلَغَتِ ٱلتَّرَاقِيَ ﴿٢٦﴾ وَقِيلَ مَنْۜ رَاقٍ ﴿٢٧﴾ وَظَنَّ أَنَّهُ ٱلْفِرَاقُ ﴿٢٨﴾ وَٱلْتَفَّتِ
ٱلسَّاقُ بِٱلسَّاقِ ﴿٢٩﴾ إِلَىٰ رَبِّكَ يَوْمَئِذٍ ٱلْمَسَاقُ ﴿٣٠﴾ فَلَا صَدَّقَ وَلَا صَلَّىٰ
﴿٣١﴾ وَلَٰكِن كَذَّبَ وَتَوَلَّىٰ ﴿٣٢﴾ ثُمَّ ذَهَبَ إِلَىٰٓ أَهْلِهِۦ يَتَمَطَّىٰٓ ﴿٣٣﴾ أَوْلَىٰ لَكَ
فَأَوْلَىٰ ﴿٣٤﴾ ثُمَّ أَوْلَىٰ لَكَ فَأَوْلَىٰٓ ﴿٣٥﴾ أَيَحْسَبُ ٱلْإِنسَٰنُ أَن يُتْرَكَ سُدًى ﴿٣٦﴾
أَلَمْ يَكُ نُطْفَةً مِّن مَّنِيٍّ يُمْنَىٰ ﴿٣٧﴾ ثُمَّ كَانَ عَلَقَةً فَخَلَقَ فَسَوَّىٰ ﴿٣٨﴾ فَجَعَلَ مِنْهُ
ٱلزَّوْجَيْنِ ٱلذَّكَرَ وَٱلْأُنثَىٰٓ ﴿٣٩﴾ أَلَيْسَ ذَٰلِكَ بِقَٰدِرٍ عَلَىٰٓ أَن يُحْـِۧيَ ٱلْمَوْتَىٰ ﴿٤٠﴾

ترتيبها ٧٦ — سُورَةُ ٱلْإِنسَانِ — آياتها ٣١

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

هَلْ أَتَىٰ عَلَى ٱلْإِنسَٰنِ حِينٌ مِّنَ ٱلدَّهْرِ لَمْ يَكُن شَيْـًٔا مَّذْكُورًا ﴿١﴾
إِنَّا خَلَقْنَا ٱلْإِنسَٰنَ مِن نُّطْفَةٍ أَمْشَاجٍ نَّبْتَلِيهِ فَجَعَلْنَٰهُ سَمِيعًۢا
بَصِيرًا ﴿٢﴾ إِنَّا هَدَيْنَٰهُ ٱلسَّبِيلَ إِمَّا شَاكِرًا وَإِمَّا كَفُورًا ﴿٣﴾
إِنَّآ أَعْتَدْنَا لِلْكَٰفِرِينَ سَلَٰسِلَا۟ وَأَغْلَٰلًا وَسَعِيرًا ﴿٤﴾ إِنَّ
ٱلْأَبْرَارَ يَشْرَبُونَ مِن كَأْسٍ كَانَ مِزَاجُهَا كَافُورًا ﴿٥﴾

kapighatian ang kanilang sasapitin.
(26) Katiyakan (Hindi lamang iyon)! Kung (ang kaluluwa ay) umabot na sa buto sa (gawing) batok (sa dulong bahagi ng lalamunan upang lumabas).
(27) At sasabihin nila: 'Sino bang dalubhasa sa paggawa ng Raq[1] (ang makapagpapagaling sa kanya at makapagliligtas sa kanya mula sa kamatayan)?
(28) At siya (na nasa bingit ng paghihingalo) ay mababatid na ito na nga ang oras ng paglisan (pamamaalam sa daigdig upang harapin ang kamatayan).
(29) At ang matinding paghihirap (ng paghihingalo) ay mapapatungan ng magkahanlintulad na paghihirap.
(30) (At) Sa iyong *Rabb* lamang ang patutunguhan sa Araw na yaon!
(31) Sapagka't, siya ay walang paniniwala (sa Qur'an at sa mensahe ng Propeta Muhammad) o di-nagdarasal kaya!
(32) Sa kabila nito, kanyang pinabulaanan (ang Qur'an at ang mensahe ng Propeta Muhammad) at siya ay tumalikod.
(33) Pagkaraan, siya ay (taas-noong) humayong lumakad pabalik sa kanyang mag-anak, lipos ng pagmamalaki (kapalaluan) at paghanga sa kanyang sarili.
(34) Kapighatian (at kasawian) sa iyo (O, taong walang pananampalataya)! At muli, kapighatian (at kasawian) sa iyo (o, taong walang pananamlalataya)!
(35) (At) muli pa, kapighatian (at kasawian) sa iyo (o, taong walang pananalig)! At muli, kapighatian (at kasawian) sa iyo (o, taong walang pananalig).
(36) Inaakala ba ng tao na siya ay hahayaan lamang (na hindi parurusahan o gagantimpalaan sa pagsasakatuparan ng tungkuling ipinag-utos sa kanya ng kanyang *Rabb*)?
(37) Hindi nga ba na siya ay isang (hamak na) *Nutfah* lamang (pinaghalong semilya ng lalaki at babae).
(38) Pagkaraa'y, (siya ay) naging Alaqah (isang namuong kimpal ng dugo); pagkaraan ay binigyang hubog ng Allah at inanyuhan (siya) sa angkop na sukat (at ayos).
(39) At ginawa siya (tao) sa dalawang kasarian, (isang) lalaki at (isang) babae.
(40) Hindi ba Siya (ang Allah) ang may kapangyarihang magbigay buhay sa patay (Tunay! Siya ang Ganap na nakapangyayari sa lahat ng bagay)!

## Surah Al-Insan

(Ang Tao)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

(1) (Katotohanan,) (hindi ba) dumaan ang panahon sa tao, na siya ay bagay na (kahit bahagya ay) hindi (man lamang) nababanggit?
(2) Katotohanan, Nilikha Namin ang tao mula sa *Nutfah Amshaj*[2] upang bigyan siya ng pagsubok. Kaya't, Amin siyang ginawaran

---

1 **Raq**. Ayon kay Ikrimah na nagsalaysay na sinabi ni Ibn Abbas na ang ibig sabihin ng raq ay taong mahusay sa pagdadalit ng panalangin upang mapagaling ang maysakit. (Tafsir Ibn Kathir vol 10 pahina 276). Ang Raq ay tumutukoy rin sa mga taong mahusay sa panggagayuma o mga albularyo (quack doctor) na gumagamit ng mga litanya ng dasal o mga panalangin.

2 Ito ay isang pagsubok kung sino sa tao ang may pinakamabuting gawa. (Tingnan ang Surah 67:2).

عَيۡنٗا يَشۡرَبُ بِهَا عِبَادُ ٱللَّهِ يُفَجِّرُونَهَا تَفۡجِيرٗا ٦ يُوفُونَ بِٱلنَّذۡرِ وَيَخَافُونَ
يَوۡمٗا كَانَ شَرُّهُۥ مُسۡتَطِيرٗا ٧ وَيُطۡعِمُونَ ٱلطَّعَامَ عَلَىٰ حُبِّهِۦ مِسۡكِينٗا
وَيَتِيمٗا وَأَسِيرًا ٨ إِنَّمَا نُطۡعِمُكُمۡ لِوَجۡهِ ٱللَّهِ لَا نُرِيدُ مِنكُمۡ جَزَآءٗ وَلَا شُكُورًا
٩ إِنَّا نَخَافُ مِن رَّبِّنَا يَوۡمًا عَبُوسٗا قَمۡطَرِيرٗا ١٠ فَوَقَىٰهُمُ ٱللَّهُ شَرَّ ذَٰلِكَ
ٱلۡيَوۡمِ وَلَقَّىٰهُمۡ نَضۡرَةٗ وَسُرُورٗا ١١ وَجَزَىٰهُم بِمَا صَبَرُواْ جَنَّةٗ وَحَرِيرٗا
١٢ مُّتَّكِـِٔينَ فِيهَا عَلَى ٱلۡأَرَآئِكِۖ لَا يَرَوۡنَ فِيهَا شَمۡسٗا وَلَا زَمۡهَرِيرٗا ١٣
وَدَانِيَةً عَلَيۡهِمۡ ظِلَٰلُهَا وَذُلِّلَتۡ قُطُوفُهَا تَذۡلِيلٗا ١٤ وَيُطَافُ عَلَيۡهِم بِـَٔانِيَةٖ
مِّن فِضَّةٖ وَأَكۡوَابٖ كَانَتۡ قَوَارِيرَا۠ ١٥ قَوَارِيرَاْ مِن فِضَّةٖ قَدَّرُوهَا تَقۡدِيرٗا ١٦
وَيُسۡقَوۡنَ فِيهَا كَأۡسٗا كَانَ مِزَاجُهَا زَنجَبِيلًا ١٧ عَيۡنٗا فِيهَا تُسَمَّىٰ سَلۡسَبِيلٗا
١٨ ۞ وَيَطُوفُ عَلَيۡهِمۡ وِلۡدَٰنٞ مُّخَلَّدُونَ إِذَا رَأَيۡتَهُمۡ حَسِبۡتَهُمۡ لُؤۡلُؤٗا مَّنثُورٗا
١٩ وَإِذَا رَأَيۡتَ ثَمَّ رَأَيۡتَ نَعِيمٗا وَمُلۡكٗا كَبِيرًا ٢٠ عَٰلِيَهُمۡ ثِيَابُ سُندُسٍ
خُضۡرٞ وَإِسۡتَبۡرَقٞۖ وَحُلُّوٓاْ أَسَاوِرَ مِن فِضَّةٖ وَسَقَىٰهُمۡ رَبُّهُمۡ شَرَابٗا
طَهُورًا ٢١ إِنَّ هَٰذَا كَانَ لَكُمۡ جَزَآءٗ وَكَانَ سَعۡيُكُم مَّشۡكُورًا ٢٢ إِنَّا
نَحۡنُ نَزَّلۡنَا عَلَيۡكَ ٱلۡقُرۡءَانَ تَنزِيلٗا ٢٣ فَٱصۡبِرۡ لِحُكۡمِ رَبِّكَ وَلَا تُطِعۡ
مِنۡهُمۡ ءَاثِمًا أَوۡ كَفُورٗا ٢٤ وَٱذۡكُرِ ٱسۡمَ رَبِّكَ بُكۡرَةٗ وَأَصِيلٗا ٢٥

(ng kakayahang) makarinig, makakita.

3 Katotohanan, Aming ipinakita sa kanya ang Landas[1], magpasalamat man siya o hindi magpasalamat (ay nasa kanyang pagnanais).

4 Katotohanan, Aming inihanda sa kanila na *Kafirun*, ang mga tanikalang bakal, mga sakal na yari sa bakal At ang *Sa'ir* (lagablab ng Apoy sa Impiyerno).

5 Katotohanan, ang mga *Abrar*[2] ay iinom mula sa mga tasang may inuming hinaluan ng *Kafur*[3].

6 Isang bukal na kung saan ang mga alipin ng Allah ay magsisiinom at paagusin nila ito (ayon sa kanilang pagnanais) nang masagana.

7 Tinupad nila ang (kanilang) mga pangako at pinangangambahan nila ang Araw na ang kasamaan nito ay lalaganap (ito ang Araw ng Paghuhukom).

8 At sila ay namamahagi ng mga pagkain bilang pagmamahal nila sa Kanya (Allah) sa mga *Miskin*[4] (dukha, at maralita), sa *ulila*[5] at mga bihag.

9 (Nagsasabing): "Kami ay nagpakain sa inyo alang-alang sa Allah lamang. Hindi kami naglalayon nang anumang pabuya o pasasalamat mula sa inyo.

10 Katotohanan, kami ay nangangamba mula sa aming Rabb (Panginoon), nang (isang) malupit at nakapanlulumong Araw (na ang mga mukha ay magiging kakila-kilabot ang anyo sanhi ng labis na pagkamuhi dito).

11 Kaya, iniligtas sila ng Allah mula sa kasamaan ng Araw na yaon, at ipinakaloob sa kanila ang *Nadrah* (sinag ng kagandahan) at kaligayan (sa kanilang puso).

12 At ang kanilang kabayaran ay Paraiso at sultang kasuotan nang dahil sa kanilang pagtitiis.

13 Sila ay nakasandig mula rito sa mararangal na sandalan, at dito, sila ay hindi nasisilayan nang labis na init ng araw o (nang nanunuot na) labis na lamig.

14 At ang lilim (ng Hardin) ay (kusang) lalapit sa kanila at ang nagkukumpulang hitik na bungang-kahoy ay mabababa at naabot.

15 At sila ay aabutan ng mga sisidlang yari sa pilak at kopitang kristal-

---

1 Ipinaliwanag at binigyang-linaw sa tao ang landas na dapat niyang tahakin subali't pinili niya ng pagiging bulag kaysa sa patnubay. Si Abu Malik Ash'ari ay nagsalaysay ayon sa pagtatala ni Muslim na ang Sugo ng allah ay nagsabi: "Lahat ng sangkatauhan ay nagigising sa umaga bilang mangangalakal ng sariling kaluluwa. Maari niyang ibilanggo ito o kaya ay palayain." (Sahih Muslim vol 1 Hadith Bilang 203).

2 **Abrar**-sila ay matutuwid na mananampalataya na may takot sa Allah at umiiwas sa mga gawang makasalanan.

3 **Kafur**-isang inumin na nakapagbibigay ginhawa at kasiyahan nang dahil sa masarap na lasa nito at mabangong amoy.

4 Isinalaysay ni Abu Hurayrah: Ang Sugo ng Allah ay nagsabi: "Ang (isang) taong nangalaga) kinupkop ang isang balo (namatayan ng asawa) o ang isang dukha ay katulad ng isang Mujahid (taong nakikipaglaban sa Landas ng Allah) o (katulad siya ng isang taong nagsasagawa ng pagdarasal sa lahat ng gabi at nag-aayuno ng lahat ng araw. Sahih Bukhari, vol 8, Hadith Bilang 34).

5 Isinalaysay ni Sahl bin Said: Ang Sugo ng Allah ay nagsabi: "Ako at ang (isang) taong kinupkop ang isang ulila at inalagaan ito ay makapapasok sa Paraiso na katulad nito," pinagdikit niya ang kanyang daliring hintuturo at gitnang daliri na magkasama. Sahih Bukhari, vol 7, Hadith bilang 265).

وَمِنَ ٱلَّيۡلِ فَٱسۡجُدۡ لَهُۥ وَسَبِّحۡهُ لَيۡلًا طَوِيلًا ﴿٢٦﴾ إِنَّ
هَٰٓؤُلَآءِ يُحِبُّونَ ٱلۡعَاجِلَةَ وَيَذَرُونَ وَرَآءَهُمۡ يَوۡمًا ثَقِيلًا ﴿٢٧﴾ نَّحۡنُ
خَلَقۡنَٰهُمۡ وَشَدَدۡنَآ أَسۡرَهُمۡۖ وَإِذَا شِئۡنَا بَدَّلۡنَآ أَمۡثَٰلَهُمۡ تَبۡدِيلًا
﴿٢٨﴾ إِنَّ هَٰذِهِۦ تَذۡكِرَةٞۖ فَمَن شَآءَ ٱتَّخَذَ إِلَىٰ رَبِّهِۦ سَبِيلًا ﴿٢٩﴾
وَمَا تَشَآءُونَ إِلَّآ أَن يَشَآءَ ٱللَّهُۚ إِنَّ ٱللَّهَ كَانَ عَلِيمًا حَكِيمًا ﴿٣٠﴾
يُدۡخِلُ مَن يَشَآءُ فِي رَحۡمَتِهِۦۚ وَٱلظَّٰلِمِينَ أَعَدَّ لَهُمۡ عَذَابًا أَلِيمَۢا ﴿٣١﴾

ترتيبها ٧٧ — سُورَةُ المُرۡسَلَاتِ — آياتها ٥٠

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

وَٱلۡمُرۡسَلَٰتِ عُرۡفٗا ﴿١﴾ فَٱلۡعَٰصِفَٰتِ عَصۡفٗا ﴿٢﴾ وَٱلنَّٰشِرَٰتِ نَشۡرٗا ﴿٣﴾
فَٱلۡفَٰرِقَٰتِ فَرۡقٗا ﴿٤﴾ فَٱلۡمُلۡقِيَٰتِ ذِكۡرًا ﴿٥﴾ عُذۡرًا أَوۡ نُذۡرًا ﴿٦﴾ إِنَّمَا
تُوعَدُونَ لَوَٰقِعٞ ﴿٧﴾ فَإِذَا ٱلنُّجُومُ طُمِسَتۡ ﴿٨﴾ وَإِذَا ٱلسَّمَآءُ فُرِجَتۡ
﴿٩﴾ وَإِذَا ٱلۡجِبَالُ نُسِفَتۡ ﴿١٠﴾ وَإِذَا ٱلرُّسُلُ أُقِّتَتۡ ﴿١١﴾ لِأَيِّ يَوۡمٍ أُجِّلَتۡ
﴿١٢﴾ لِيَوۡمِ ٱلۡفَصۡلِ ﴿١٣﴾ وَمَآ أَدۡرَىٰكَ مَا يَوۡمُ ٱلۡفَصۡلِ ﴿١٤﴾ وَيۡلٞ يَوۡمَئِذٖ
لِّلۡمُكَذِّبِينَ ﴿١٥﴾ أَلَمۡ نُهۡلِكِ ٱلۡأَوَّلِينَ ﴿١٦﴾ ثُمَّ نُتۡبِعُهُمُ ٱلۡأٓخِرِينَ
﴿١٧﴾ كَذَٰلِكَ نَفۡعَلُ بِٱلۡمُجۡرِمِينَ ﴿١٨﴾ وَيۡلٞ يَوۡمَئِذٖ لِّلۡمُكَذِّبِينَ ﴿١٩﴾

16 (*Qawarir*[1]) malinaw na Kristal, yari sa pilak. Kanilang sinukat ito ayon sa nais nilang sukat.
17 At doon, sila ay dudulutan ng inuming nasa kopita na hinaluan ng *Zanjabil* (luya).
18 At naroroon (din), ang isang bukal ng tubig na (kung tawagin ay) *Salsabil*[2].
19 At sila ay palilibutan ng mga walang hanggang kabataang lalaki upang sila ay pagsilbihan. Kung sila ay inyong masulyapan, inyong aakalaing sila ay tila mga perlas na nangagkalat (sa labis na kakisigan at mararangyang kasuotan).
20 At kung iyong sinulyapan, (ang Paraiso) doon ay iyong masisilayan ang isang (napakagandang tanawing) kaaya-aya (kakaiba na hindi pa sumagi sa iyong pangarap) at (ito ay) isang kagila-gilalas na (maharlikang) kaharian.
21 Kanilang mga kasuotan ay yari sa Sundus (mamahaling sutlang luntian) at *Istabraq* (nagniningning na pelus). Sila ay ginayakan ng mga pulsera na pilak at sila ay bibigyan ng kanilang *Rabb* ng dalisay na inumin.
22 (At sa kanila ay sasabihin): Katotohanan, ito ang gantimpala (na inilaan) sa inyo at ang inyong pagpupunyagi ay tinanggap.
23 Katotohanan, Kami ang nagbaba ng Qur'an sa iyo (O, Muhammad) sa (baha-bahaging) antas (o yugto ng pagpapahayag)
24 Samakatuwid, ikaw ay maging matiisin (O Muhammad) nang may katatagan sa kautusan ng iyong Rabb (sa pamamagitan ng pagsasakatuparan ng iyong tungkulin sa Kanya at ng pagpapalaganap ng mensahe ng Islam sa sangkatauhan) at huwag mong sundin ang mga makasalanan o ang Kafirun mula sa kanila.
25 At iyong bigyang ala-ala ang Pangalan ng iyong Rabb sa bawa't umaga at hapon (mag-alay ng pagdarasal ng *Fajr, Zuhr* at *Asr*).
26 At sa ibang bahagi ng gabi, ikaw ay magpatirapa sa Kanya (mag-alay ng *Salatul Maghrib* at *Isha*) at luwalhatiin Siya sa kahabaang bahagi ng gabi (ang pagdarasal ng *Tahajjud*).
27 Katotohanan, minamahal (ng mga *Kafir*) ang (panandaliang buhay sa) mundong ito at isinantabi ang mabigat na Araw (na kasakit-sakit).
28 Kami ang lumikha sa kanila at ginawa Namin silang matitikas (ang pangangatawan). At kung Aming naisin, maari Namin silang palitan ng ibang katulad nila.
29 Katotohanan, ito (Qur'an) ay isang babala, kaya, sinuman ang magnais, hayaan siyang tumahak sa Landas ng Kanyang Rabb (Allah).
30 At hindi mo maaring naisin ito, maliban sa kapahintulutan ng Allah. Katotohanan, ang Allah ay lagi nang Maalam, ang Tigib ng Karunungan.
31 Kanyang tatanggapin sa (pamamagitan ng) Kanyang Habag ang sinumang Kanyang naisin at sa mga *Zalim*[3], Kanyang inihanda ang isang mahapding parusa.

---

1 **Qawarir**-ito ang kaputian ng pilak sa aninag ng salamin. Ang Qawarir ay yari sa lantay na salamin kaya dahil sa kanipisan nito, maaninag ang anumang laman nito. (At Tabari 24:103)
2 Si Ikrimah ay nagsabi: "Ito (Sansabil) ay pangalan ng isang bukal sa Paraiso. At Tabari 24:108

3 **Zalimun**. Ito ay isang salita mula sa wikang arabik na tumutukoy sa lahat ng taong makasalanan, mapaggawa ng katampalasanan sa pamamagitan ng pang-aabuso, pang-aapi sa kapwa, at suwail na lumalabag sa hangganang kautusan ng Allah. Sila na kung ipagkaloob sa kanila ang kapangyarihan ay mapaniil na umaalipin sa mga mahihinang tao.

## Surah Al-Mursalat

(Ang Mga Isinugo)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 (Isinusumpa Ko) Sa *Mursalat*[1] (mga isinugo) na magkakasunod.
2 At sa *Asifat Asfa* (hanging[2] nagngangalit sa pag-ihip.
3 At sa mga hanging[3] nangagkakalat ng mga ulap at ulan.
4 At sa *Fariqat* (Qur'an na nagbibigay pagitan sa kawastuhan at kamalian).
5 At sa mga (anghel na) nagdadala ng mga kapahayagan (sa mga Sugo).
6 (Upang) Magpawalang-sala o di-kaya ay magbigay ng babala.
7 Katiyakan, kung ano ang ipinangako sa inyo (na magaganap sa Araw ng Paghuhukom) ay sadyang mangyayari.
8 Kaya, kung ang mga bituin ay maglaho ang kanilang mga liwanag.
9 At kung ang kalangitan ay mabiyak (at malansag).
10 At ang mga kabundukan ay sumabog.
11 At kung ang mga Sugo ay magtitipon sa panahong itinakda (upang sumaksi sa kani-kanilang mamamayan).
12 Para sa anong Araw ba ang mga palatandaang ito ay ipinagpaliban?
13 Para sa Araw ng Pagbubukod-bukod (Araw ang Paghuhukom).
14 At ano ang maipaliliwanag sa iyo ng Araw ang Pagbubukod-bukod?
15 Kasawian sa Araw na yaon, sa mga nagtatakwil (ng Araw ng Pagkabuhay Muli).
16 Hindi ba naming winasak ang naunang lahi (ng sangkatauhan)?
17 Pagkaraan ay Aming hahayaang sumunod sa kanila ang mga huling salinlahi (nila)?
18 Kaya, sa ganito Namin pinakikitunguhan ang *Mujrimun*[4].
19 Kasawian sa Araw na yaon, sa mga nagtatakwil (ng Araw ng Pagkabuhay Muli).
20 Hindi ba Namin kayo nilikha mula sa (isang hamak na) tubig lamang (semilya)?
21 Pagkaraa'y, inilagak Namin sa isang kalagayang matiwasay (sa sinapupunan ng ina).
22 Para sa isang itinakdang panahon (ayon sa sukat ng bilang ng buwan ng pagdadalantao).
23 Kaya kami ang nagtakda ng sukat at Kami ang pinakamahusay sa pagbibigay sukat (ng mga bagay).
24 Kasawian sa Araw na yaon, sa mga nagtatakwil (ng Araw ng Pagkabuhay Muli).
25 Hindi ba Namin ginawa ang Kalupaan bilang *Kifat* [5] (pook ng himlayan)?
26 Para sa mga nangangabubuhay at mga nangamamatay.
27 At dito, Kami ay naglagay ng matatag at nagtataasang mga bundok at binigyan kayo ng (malinis) sariwang tubig.
28 Kasawian sa Araw na yaon, sa mga nagtatakwil (ng Araw ng Pagkabuhay Muli).
29 (At sa kanila na Kafirun ay sasabihin): "Lumisan kayo doon sa (malimit na) inyong itinatakwil."
30 Lumisan kayo patungo sa anino ng tatlong magkakahanay na haligi (ng Apoy ng Impiyerno).
31 Na walang lilim (na masisilungan) o kapakinabangan laban sa nagbabagang ningas ng Apoy".
32 Katotohanan, ito (ang Impiyerno) na bumubuga ng naglalakihang tilamsik na kasinlaki ng Qasr (mga palasyo o pinamamahayanan).
33 Na tila *Jimalatun Sufr*[6] (mga kawan ng dilaw na kamelyo).
34 Kasawian sa Araw na yaon, sa mga nagtatakwil (ng Araw ng Pagkabuhay Muli).

---

1 **Al-Mursalat Urfa**. Si Ath-Thawri ay nagsalaysay mula kay Salamah bin Kuhayl na nagsabi mula kay Muslim Al-Batin na nagsalaysay mula kay Abu Al Ubaydayn na tinanong niya si Ibn Mas'ud tungkol sa kahulugan ng Al Mursalat 'Urfa at sinabi niya (Ibn Mas'ud, "Ito ay hangin". Ganito rin ang sinabi niya tungkol sa kahulugan ng Al Asifat Asfa at An Nashirat Nashra na ang tinutukoy ay hangin. Si Ibn Abbas, Mujahid, at Al Qatadah ay ganito rin ang kanilang sinabi. (Tafsir ibn Kathir, vol 10)

2 **Al Asifat**-ito ay isang uri ng hangin na kung ito ay umiihip, ito ay may dalang ingay.

3 **An Nashirat**-ito ay hangin na kumakalat sa mga ulap sa himpapawid ng langit.

4 **Mujrimun**. Sila ay mga taong kriminal, makasalanan, walang pananalig sa Allah at itinatakwil ang lahat ng paniniwala tungkol sa kabilang buhay.

5 **Kifat** – ayon kay Ibn Abbas, ito ay nangangahulugang pook ng tirahan. Ayon naman kay Ash-Shabi, "Ang loob nito ay para sa inyong mga patay at Ang labas naman nitong lupa ay para sa inyong mga nabubuhay pa. "Tabari 24:134 hinango mula sa Tafsir Ibn Kathir, vol 10.

6 Ang **Jimalat Sufr** ayon kay Ibn Abbas, Mujahid, at Sa'id bin Jubayr ay mga lubid ng mga sasakyang dagat na binigkis hanggang ito ay maging tila mga bituka ng tao. Fath Al Bari-8:556. (Tafsir Ibn Kathir vol 10)

أَلَمْ نَخْلُقكُّم مِّن مَّآءٍ مَّهِينٍ ﴿٢٠﴾ فَجَعَلْنَٰهُ فِى قَرَارٍ مَّكِينٍ ﴿٢١﴾ إِلَىٰ قَدَرٍ
مَّعْلُومٍ ﴿٢٢﴾ فَقَدَرْنَا فَنِعْمَ ٱلْقَٰدِرُونَ ﴿٢٣﴾ وَيْلٌ يَوْمَئِذٍ لِّلْمُكَذِّبِينَ ﴿٢٤﴾
أَلَمْ نَجْعَلِ ٱلْأَرْضَ كِفَاتًا ﴿٢٥﴾ أَحْيَآءً وَأَمْوَٰتًا ﴿٢٦﴾ وَجَعَلْنَا فِيهَا رَوَٰسِىَ
شَٰمِخَٰتٍ وَأَسْقَيْنَٰكُم مَّآءً فُرَاتًا ﴿٢٧﴾ وَيْلٌ يَوْمَئِذٍ لِّلْمُكَذِّبِينَ ﴿٢٨﴾
ٱنطَلِقُوٓا۟ إِلَىٰ مَا كُنتُم بِهِۦ تُكَذِّبُونَ ﴿٢٩﴾ ٱنطَلِقُوٓا۟ إِلَىٰ ظِلٍّ ذِى ثَلَٰثِ
شُعَبٍ ﴿٣٠﴾ لَّا ظَلِيلٍ وَلَا يُغْنِى مِنَ ٱللَّهَبِ ﴿٣١﴾ إِنَّهَا تَرْمِى بِشَرَرٍ
كَٱلْقَصْرِ ﴿٣٢﴾ كَأَنَّهُۥ جِمَٰلَتٌ صُفْرٌ ﴿٣٣﴾ وَيْلٌ يَوْمَئِذٍ لِّلْمُكَذِّبِينَ ﴿٣٤﴾
هَٰذَا يَوْمُ لَا يَنطِقُونَ ﴿٣٥﴾ وَلَا يُؤْذَنُ لَهُمْ فَيَعْتَذِرُونَ ﴿٣٦﴾ وَيْلٌ يَوْمَئِذٍ
لِّلْمُكَذِّبِينَ ﴿٣٧﴾ هَٰذَا يَوْمُ ٱلْفَصْلِ جَمَعْنَٰكُمْ وَٱلْأَوَّلِينَ ﴿٣٨﴾ فَإِن كَانَ
لَكُمْ كَيْدٌ فَكِيدُونِ ﴿٣٩﴾ وَيْلٌ يَوْمَئِذٍ لِّلْمُكَذِّبِينَ ﴿٤٠﴾ إِنَّ ٱلْمُتَّقِينَ فِى
ظِلَٰلٍ وَعُيُونٍ ﴿٤١﴾ وَفَوَٰكِهَ مِمَّا يَشْتَهُونَ ﴿٤٢﴾ كُلُوا۟ وَٱشْرَبُوا۟ هَنِيٓـًٔۢا
بِمَا كُنتُمْ تَعْمَلُونَ ﴿٤٣﴾ إِنَّا كَذَٰلِكَ نَجْزِى ٱلْمُحْسِنِينَ ﴿٤٤﴾ وَيْلٌ يَوْمَئِذٍ
لِّلْمُكَذِّبِينَ ﴿٤٥﴾ كُلُوا۟ وَتَمَتَّعُوا۟ قَلِيلًا إِنَّكُم مُّجْرِمُونَ ﴿٤٦﴾ وَيْلٌ يَوْمَئِذٍ
لِّلْمُكَذِّبِينَ ﴿٤٧﴾ وَإِذَا قِيلَ لَهُمُ ٱرْكَعُوا۟ لَا يَرْكَعُونَ ﴿٤٨﴾ وَيْلٌ
يَوْمَئِذٍ لِّلْمُكَذِّبِينَ ﴿٤٩﴾ فَبِأَىِّ حَدِيثٍۭ بَعْدَهُۥ يُؤْمِنُونَ ﴿٥٠﴾

35 At yaon ang Araw na sila ay hindi makapagsasalita.

36 At sila ay hindi pahihintulutang magbigay ng katuwiran (o dahilan).

37 Kasawian sa Araw na yaon, sa mga nagtatakwil (ng Araw ng Pagkabuhay Muli).

38 Yaong ang Araw ng Pagpapasiya! Kayo ay Aming titipunin kasama ng mga taong nangauna sa inyo.

39 Kaya, kung mayroon kayong balakin, gamitin ninyo ito (ngayon) laban sa Akin[1].

40 Kasawian sa Araw na yaon, sa mga nagtatakwil (ng Araw ng Pagkabuhay Muli).

---

1 Ito ay isinalaysay sa isang Hadith (na ang Allah ay nagsabi), "O, Aking mga Alipin, kailanman ay hindi ninyo matatagpuan ang Aking pakinabang upang sa gayon Ako ay makinabang, at hindi ninyo magagawang makamit ang Aking pananakit upang sa gayon Ako ay inyong masaktan." Muslim 4:1994. At sa isang Ayat ng Qur'an na nagsabi" At hindi ninyo kayang gawang saktan Siya sa anupamang kaparaanan." (Quran 11:57)

41 Katotohanan, ang *Muttaqun*[2] ay nasa gitna ng mga lilim at mga bukal (ng tubig).

42 At mga bungang-kahoy na kanilang inaasam-asam (na kainin).

43 "Magsikain kayo at uminom nang may kaginhawahan nang dahil sa (kabutihang) inyong ginawa."

44 Katotohanan, ganyan Namin ginagantimpalaan ang *Muhsinun*[3] (mga taong mapaggawa ng kabutihan).

45 Kasawian sa Araw na yaon, sa mga nagtatakwil (ng Araw ng Pagkabuhay Muli).

46 (O kayong *Kafirun*!) Magsikain kayo at magtamasa ng ligaya (sa panandaliang buhay sa mundong ito). Katotohanan, kayo ay kabilang sa *Mujrimun*.

47 Kasawian sa Araw na yaon, sa mga nagtatakwil (ng Araw ng Pagkabuhay Muli).

48 At kung sabihin sa kanila: "Iyukod ang sarili (sa pagdarasal)." Sila ay hindi nagsipagyukod (hindi nag-alay ng pagdarasal)[4].

49 Kasawian sa Araw na yaon, sa mga nagtatakwil (ng Araw ng Pagkabuhay Muli).

50 Kaya, ano pa bang paglalahad ang kanilang (maaring) paniwalaan pagkaraan (na talikdan) ito (ang kapahayagan ng Qur'an).

---

2 **Muttaqun**-sila ang mga banal at mabubuting tao na may lubhang takot sa Allah (umiiwas sa lahat ng uri ng gawaing makasalanan at mga gawang ipinagbabawal, at kanilang minamahal ang Allah nang higit sa lahat (nagsasagawa ng lahat ng kabutihan na Kanyang ipinag-utos. (Tingnan din ang Surah 68:34)

3 Ang **Muhsin** ay isang muslim na gumagawa ng mga kabutihan nang dahil sa tapat na pasunod niya sa kautusan ng Dakilang Allah at hindi pakitang-tao lamang at hindi rin siya naghahangad ng anumang papuri o pabuya mula sa kaninumang tao. Ang kanyang mga mabubuting gawa ay naayon sa batas ng Qur'an at Sunnah ng Sugo ng Allah.

4 Si Abu Hurayha ay nagsalaysay na sinabi ng Sugo ng Allah, "Kung nalalaman lamang ng tao ang gantimpala ng pagtawag ng Adhan (sa oras ng pagdarasal) at maging ang pagtayo sa unahang hanay sa pagsasagawa ng sama-samang pagdarasal (sa Masjid) at hindi nila Makita ang paraan nito maliban sa pagsasagawa ng loterya, ito ay kanilang gagawin, at kung nalalaman lamang nila ang gantimpala ng pagsasakatuparan ng *Salatul Dhur* (sa itinakdang oras nito) sila ay magpapaligsahan sa pagtalima nito upang maisagawa ito at kung nalalaman lamang nila ang gantimpala ng *Salatul Isha* at *Salatul Fajr*, sila ay magtutungo sa Masjid kahit sila ay gumapang papunta roon. Sahih Bukhari, vol 1, Hadith bilang 589.

# Surah An-Naba

(Ang Mahalagang Balita)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 Ano ba ang kanilang itinatanong (sa isa't isa)?
2 Tungkol ba ito sa mahalagang balita (Araw ng Paghuhukom)?
3 Na (siyang dahilan ng) kanilang di-pagkakasunduan.
4 Katiyakang (hindi maglalaon), ito ay kanilang mapag-aalaman.
5 Higit pa rito, walang pag-aalinlangang (hindi maglalaon) ito ay kanilang mapag-aalaman.
6 Hindi ba Namin ginawa ang kalupaan bilang himlayan?
7 At ang mga kabundukan bilang *Awtad* (mga talasok upang ang kalupaan ay maging matatag),
8 At nilikha Namin kayo ng magkapares (lalaki at babae).
9 At ginawa Namin ang inyong pagtulog bilang pamamahinga.
10 At ginawa Namin ang gabi bilang takip (sa pamamagitan ng kadiliman nito),
11 At ginawa Namin ang araw para sa (inyong) paghahanapbuhay,
12 At itinayo Namin sa (dakong) itaas ninyo ang pitong matatatag (na mga kalangitan),
13 At ginawa Namin doon ang nagliliwanag na lampara (sikat ng araw),
14 At ibinaba Namin mula sa mga ulap na may (dalang) ulan ang masaganang tubig,
15 Upang patubuin Namin mula rito ang mga (iba't-ibang uri ng buto o) butil at (luntiang) halaman,
16 At mga Harding (madadawag at) mayayabong.
17 Katotohanan, ang Araw ng Pagpapasiya ay naitakdang Oras,
18 Sa Araw na yaon na ang Tambuli ay hihipan at kayo ay mag-sisidating ng pangkat-pangkat,
19 At ang kalangitan ay mabubuksan na magiging tila mga pintuan,
20 At ang mga bundok ay (sasambulat at) maglalaho na tila isang malik-mata.
21 Katotohanan, ang Impiyerno ay nasa katayuang pagmamatyag (o pook ng tambangan).
22 Isang tahanan para sa mga *Taghun*[1]

سُورَةُ النَّبَإِ — ترتيبها ٧٨ — آياتها ٤٠

بِسْمِ اللَّهِ الرَّحْمَٰنِ الرَّحِيمِ

عَمَّ يَتَسَاءَلُونَ ١ عَنِ النَّبَإِ الْعَظِيمِ ٢ الَّذِي هُمْ فِيهِ مُخْتَلِفُونَ ٣
كَلَّا سَيَعْلَمُونَ ٤ ثُمَّ كَلَّا سَيَعْلَمُونَ ٥ أَلَمْ نَجْعَلِ الْأَرْضَ مِهَادًا ٦
وَالْجِبَالَ أَوْتَادًا ٧ وَخَلَقْنَاكُمْ أَزْوَاجًا ٨ وَجَعَلْنَا نَوْمَكُمْ سُبَاتًا
٩ وَجَعَلْنَا اللَّيْلَ لِبَاسًا ١٠ وَجَعَلْنَا النَّهَارَ مَعَاشًا ١١ وَبَنَيْنَا
فَوْقَكُمْ سَبْعًا شِدَادًا ١٢ وَجَعَلْنَا سِرَاجًا وَهَّاجًا ١٣ وَأَنْزَلْنَا
مِنَ الْمُعْصِرَاتِ مَاءً ثَجَّاجًا ١٤ لِنُخْرِجَ بِهِ حَبًّا وَنَبَاتًا ١٥ وَجَنَّاتٍ
أَلْفَافًا ١٦ إِنَّ يَوْمَ الْفَصْلِ كَانَ مِيقَاتًا ١٧ يَوْمَ يُنْفَخُ فِي الصُّورِ
فَتَأْتُونَ أَفْوَاجًا ١٨ وَفُتِحَتِ السَّمَاءُ فَكَانَتْ أَبْوَابًا ١٩ وَسُيِّرَتِ
الْجِبَالُ فَكَانَتْ سَرَابًا ٢٠ إِنَّ جَهَنَّمَ كَانَتْ مِرْصَادًا ٢١ لِلطَّاغِينَ
مَآبًا ٢٢ لَابِثِينَ فِيهَا أَحْقَابًا ٢٣ لَا يَذُوقُونَ فِيهَا بَرْدًا وَلَا شَرَابًا
٢٤ إِلَّا حَمِيمًا وَغَسَّاقًا ٢٥ جَزَاءً وِفَاقًا ٢٦ إِنَّهُمْ كَانُوا
لَا يَرْجُونَ حِسَابًا ٢٧ وَكَذَّبُوا بِآيَاتِنَا كِذَّابًا ٢٨ وَكُلَّ شَيْءٍ
أَحْصَيْنَاهُ كِتَابًا ٢٩ فَذُوقُوا فَلَنْ نَزِيدَكُمْ إِلَّا عَذَابًا ٣٠

(makasalanan),
23 Doon, sila ay mananatili sa habang panahon.
24 Doon, sila ay walang malalasap na lamig at (wala ring) inumin (na makatitighaw),
25 Maliban sa Hamim[2] (kumukulong tubig) at Ghassaq[3] ([maruming] maitim na katas),
26 Isang karampatang kabayaran (kaparusahan ayon sa kanilang ginawang kasamaan).
27 Katotohanan, sila ay hindi nagbigay pansin para sa Pagtutuos,
28 At kanilang pinabulaanan ang Aming *Ayat*[4] nang matinding pagtakwil,

---

1 **Taghun**. Ayon sa Tafsir ni Ibn Kathir ang taghun ay mga taong sumusuway at tumatanggi sa mga aral ng Sugo ng Allah. (Tafsir Ibn Kathir vol 10 pahina 331).

2 **Hamim**. Ito ay isang init na umabot sa pinakamataas na antas ng pagkulo. (Tafsir Ibn Kathir vol 10 pahina 331)

3 **Ghassaq.** Ito ay nagmumula sa mga maruruming katas ng pawis, luha at mga nagnanaknak na sugat ng mga taong nasa Impiyerno.

4 **Ayat**-ito ay isang salita sa wikang arabik na kadalasan ay tumutukoy sa mga tanda, kapahayagan, batas, aral at babala na ipinahihiwatig ng Allah sa tao upang magkaroon ng pagkakataon na mag-isip, unawain at magnilay-nilay sa lahat ng oras.

29 At ang lahat ng bagay ay Aming itinala sa Aklat.
30 Kaya't lasapin ninyo (ang bunga ng inyong masasamang gawa). Walang anumang karagdagan ang Aming maipapataw mailban sa kaparusahan.
31 Katotohanan, sa *Muttaqun*[1] ay tagumpay (katuparan ng kanilang mithiin),
32 Mga Hardin at mga ubasan,
33 At mga dalagang (birhen) na magkakasing gulang.
34 At mga tasang *Dihaq*[2] (tigib sa kasaganaan).
35 Walang Laghwa (marumi, masamang pananalita) ang kanilang maririnig doon o di kaya ng kasinungalingan.
36 (Ito ay) Gantimpala mula sa inyong *Rabb*[3] (Panginoon), biyayang lubos[4],
37 (Mula sa) Rabb ng mga kalangitan at ng kalupaan at ng anumang nasa patigan ng mga iyon, (Siya) Ang Mahabagin (Al-Rahman). Walang sinumang maka-pangangahas na makipag-usap sa Kanya (sa Araw ng Paghuhukom malibang Kanyang pahintulutan).
38 Sa Araw na iyon na ang *Ruh*[5] (Anghel Gabriel) at ang mga Anghel ay magsisitayo ng magkakahanay, na walang sinuman ang maaring magsalita maliban lamang sa mga pinahintulutan ng Mahabagin (*Al-Rahman*), at maliban sa magsasalita ng pawang matuwid.
39 Ito ang (walang alinlangan na) Araw ng Katotohanan: Kaya't sinumang magnanais ay hayaan siyang gumawa ng daan patungo sa kanyang *Rabb* (sa pamamaraang pagsunod sa Kanya dito sa mundong kasalukuyan).
40 Katotohanan, Amin kayong binalaan ng isang nagbabadyang (pagsapit) na Kaparusahan. Ito ang Araw na matutunghayan ng tao ang (mga gawa na) bunga ng kanyang mga kamay, at silang Kafirun ay magsasabi: "Kasawian sa akin! Sana, ako ay naging alabok na lamang!"

---

Maraming mga palatandaan o tanda ang maaring makita sa ating mga sarili at maging sa kapaligiran na nagbibigay pahiwatig na mayroong isang Makapangyarihang Diyos na dapat nating pag-ukulan ng pagsamba. Bukod sa mga tanda, mayroon ding mga aral at batas na isinalaysay sa atin upang maging pamantayan natin sa pagtahak sa landas ng buhay. Ang mga kapahayagan naman ay nauukol sa mga banal na kasulatan na ipinagkatiwala sa mga Propeta at Sugo upang magbigay patunay tungkol sa katotohanan ng pagkakaroon ng Isang Diyos na Siyang nagbigay buhay sa atin kalakip ng tamang pamamaraan ng buhay upang sa gayon makamtan ng bawa't tao ang magandang buhay pagkaraan ng kamatayan at ang mga babala naman ay upang maiwasan ang anumang kapahamakan hindi lamang sa makamundong buhay kundi higit sa lahat ang walang hanggang hantungan ng impiyerno.

1 **Mutaqqun**-sila ay mga taong tunay na may takot sa Allah. Sila ay gumagawa ng lahat ng uri ng kabutihan upang makamtan nila ang Kasiyahan ng Allah. Gayon din, sila ay umiiwas sa lahat ng bagay na makasalanan o magiging daan upang magkasala. Minamahal nila ang Allah nang higit sa anumang bagay. Sila ang mga taong nakahandang ihandog ang yaman at buhay sa paglilingkod sa Kanya.

2 **Dihaq**. Si Ibn Abbas ay nagsabi na ang kahulugan ng **Dihaq** ay "laging tigib o puno." (At Tabari 24:173, Tafsir Ibn Kathir vol 10 pahina 335). Sinabi naman ni Ikrimah na ito ay "dalisay".

3 **Rabb** (**Panginoon**)-Bagama't madalas gamitin ang salitang Panginoon sa pagsasalin ng salitang **Rabb**, ito ay hindi sapat o ganap ang kahulugan sapagka't ang **Rabb** sa wikang arabik ay malawak ang kahulugan. Tinatawag na **Rabb** ang Allah sapagka't Siya ang tanging nagmamay-ari ng Kapangyarihang Lumikha at Kautusan. Ang Allah ang nagbigay ng kakayahan sa lahat ng bagay upang gumalaw, lumaki, magbago at umunlad. Siya ang Panginoon na walang kapantay sa Kanyang Kapamahalaan, Kadakilaan, Kataas-taasan at Kapangyarihan. Siya ang Tanging tagapanustos at Tagapangalaga ng lahat ng nilikha. Ang salitang **Panginoon** ay karaniwang ginagamit bilang paggalang sa isang guro, pinuno (mga dugong bughaw-sa wikang ingles ay Royal Family). Kaya, minabuti ng tagasalin sa tagalong na gamitin ang salitang arabik na **Rabb** at dinugtungan at ikinabit ang (Panginoon) upang maunawaan ng sinumang mambabasa. Mababasa lamang ang katagang Rabb na sinundan ng katagang may panaklong na (**Panginoon**) sa mga unang ayah ng naturang **Ju'zu** at **Surah** ng Qur'an.

4 Isinalaysay ni Abu Hurayrah: ang Sugo ng allah ay nagsabi: "Sinuman sa inyo ang mahigpit na sumunod sa Kanyang Islamikong Relihiyon, ang kanyang mabubuting gawa ay gagantimpalaan ng sampu hanggang pitong daang ulit at ang masamang gawa ay itatala lamang ayon sa bilang nito." Sahih bukhari, vol 1, Hadith Bilang 40B).

5 **Ruh**. Ang tinutukoy na **Ruh** ay ang Anghel Gabriel. Ayon sa Tafsir ibn Kathir (vol 10 pahina 337) na hinango mula sa aklat na Durr Al Munthur 8:400, ang Ruh ay painakamarangal sa mga Anghel, at pinakamalapit sa Rabb (Panginoon), at siya rin ang tagapaghatid ng mga kapahayagan.

## Surah An-Naziat

(Ang Mga Humuhugot)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 (Isinusumpa Ko) sa mga (Anghel na) humuhugot (sa kaluluwa ng mga *Kafir* at makasalanan) nang marahas (o mapusok),
2 At sa mga (Anghel na) humuhugot (sa kaluluwa ng mga matutuwid) nang marahan (o mapitagan),
3 At sa mga (Anghel na) sumasalimbay (o suma-salipadpad)[1] (mula sa mga kalangitan na may dalang kautusan ng kanilang *Rabb* [Panginoon]),
4 At sa mga (Anghel na) matuling nag-uunahan (na tila nagpapaligsahan sa pagtakbo),
5 At sa mga (Anghel na) nagsasaayos upang tuparin ang mga Kautusan (ng kanilang Rabb [kaya, katotohanang kayong Kafirun ay tatawagin upang managot]).
6 Sa Araw na yaon na (kung ang unang pag-ihip ng tambuli ay ihudyat) ang kalupaan at mga kabundukan ay mayayanig nang buong sindak (at ang lahat ay mamamatay).
7 (Ito ay) muling susundan ng mga pagyanig (at hihipan sa ikalawang pagkakataon ang tambuli at ang lahat ay mabubuhay na muli),
8 Sa Araw na iyon ang mga puso ay manginginig (sa takot at ligalig),
9 Kanilang mga mata ay nakatungo (nakasulyap sa ibaba).
10 Sila ay nagsabi: Tunay nga ba! Na tayo ay ibabalik na muli sa dati (nating buhay)?
11 Kahit ba kami ay mga kalansay na nagkalansag-lansag na!
12 Sila ay nagsabi: Magkagayon, ito ay isang pagbabalik na may kasamang kawalan!
13 Nguni't, sa isang Sigaw (o isang ihip) lamang,
14 At pagmasdan! Kanilang matatagpuan ang kanilang mga sarili sa balat ng lupa (na buhay pagkaraan ng kanilang kamatayan).
15 Nakarating na ba sa iyo ang kasaysayan ni Musa (Moises)?
16 Nang siya ay tawagin ng kanyang *Rabb* sa banal na lambak ng Tuwa (sa patag na bahagi ng bundok Sinai),

---

1 **Sumasalimbay** o **samasalipadpad.** Ito ay salitang pinakamalapit o angkop sa salitang arabik na maaring gamitin. At ang Allah ang higit na nakaaalam.

إِنَّ لِلْمُتَّقِينَ مَفَازًا (٣١) حَدَآئِقَ وَأَعْنَٰبًا (٣٢) وَكَوَاعِبَ أَتْرَابًا (٣٣) وَكَأْسًا
دِهَاقًا (٣٤) لَّا يَسْمَعُونَ فِيهَا لَغْوًا وَلَا كِذَّٰبًا (٣٥) جَزَآءً مِّن رَّبِّكَ عَطَآءً
حِسَابًا (٣٦) رَّبِّ ٱلسَّمَٰوَٰتِ وَٱلْأَرْضِ وَمَا بَيْنَهُمَا ٱلرَّحْمَٰنِ لَا يَمْلِكُونَ
مِنْهُ خِطَابًا (٣٧) يَوْمَ يَقُومُ ٱلرُّوحُ وَٱلْمَلَٰٓئِكَةُ صَفًّا لَّا يَتَكَلَّمُونَ
إِلَّا مَنْ أَذِنَ لَهُ ٱلرَّحْمَٰنُ وَقَالَ صَوَابًا (٣٨) ذَٰلِكَ ٱلْيَوْمُ ٱلْحَقُّ فَمَن
شَآءَ ٱتَّخَذَ إِلَىٰ رَبِّهِۦ مَـَٔابًا (٣٩) إِنَّآ أَنذَرْنَٰكُمْ عَذَابًا قَرِيبًا يَوْمَ
يَنظُرُ ٱلْمَرْءُ مَا قَدَّمَتْ يَدَاهُ وَيَقُولُ ٱلْكَافِرُ يَٰلَيْتَنِى كُنتُ تُرَٰبًۢا (٤٠)

ترتيبها ٧٩ — سُورَةُ النَّازِعَاتِ — آياتها ٤٦

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

وَٱلنَّٰزِعَٰتِ غَرْقًا (١) وَٱلنَّٰشِطَٰتِ نَشْطًا (٢) وَٱلسَّٰبِحَٰتِ سَبْحًا
(٣) فَٱلسَّٰبِقَٰتِ سَبْقًا (٤) فَٱلْمُدَبِّرَٰتِ أَمْرًا (٥) يَوْمَ تَرْجُفُ ٱلرَّاجِفَةُ
(٦) تَتْبَعُهَا ٱلرَّادِفَةُ (٧) قُلُوبٌ يَوْمَئِذٍ وَاجِفَةٌ (٨) أَبْصَٰرُهَا
خَٰشِعَةٌ (٩) يَقُولُونَ أَءِنَّا لَمَرْدُودُونَ فِى ٱلْحَافِرَةِ (١٠) أَءِذَا كُنَّا
عِظَٰمًا نَّخِرَةً (١١) قَالُوا۟ تِلْكَ إِذًا كَرَّةٌ خَاسِرَةٌ (١٢) فَإِنَّمَا هِىَ زَجْرَةٌ
وَٰحِدَةٌ (١٣) فَإِذَا هُم بِٱلسَّاهِرَةِ (١٤) هَلْ أَتَىٰكَ حَدِيثُ مُوسَىٰٓ (١٥)

17 (At Siya ay nagsabi): "Ikaw ay pumaroon kay Fir'awn (Paraon). "Katotohanan, siya ay lumabag sa lahat ng hangganan".
18 At sabihin sa kanya: "Nais mo bang gawing dalisay ang iyong sarili (mula sa mga kasalanan)?
19 At ikaw ay aking papatnubayan (tungo) sa iyong *Rabb* upang ikaw ay (matutong) matakot (sa Kanya)".
20 At pagkaraan ay ipinakita (ni Moises) ang Dakilang tanda (Himala) sa kanya.
21 Subali't pinasinungalingan (ni Paraon) at itinakwil (ang Patnubay).
22 At siya ay tumalikod (at) nagtangka (laban sa Allah),
23 Pagkaraa'y, tinipon niya (ang kanyang mga tauhan) at hayagang nanawagan:
24 Na nagsabing: "Ako ang iyong Panginoon, (at) ang kataas-taasan!"
25 Kaya't siya ay pinarusahan ng Allah (at ginawa siyang halimbawa) nang dahil sa

إِذْ نَادَىٰهُ رَبُّهُۥ بِٱلْوَادِ ٱلْمُقَدَّسِ طُوًى ﴿١٦﴾ ٱذْهَبْ إِلَىٰ فِرْعَوْنَ إِنَّهُۥ طَغَىٰ ﴿١٧﴾
فَقُلْ هَل لَّكَ إِلَىٰٓ أَن تَزَكَّىٰ ﴿١٨﴾ وَأَهْدِيَكَ إِلَىٰ رَبِّكَ فَتَخْشَىٰ ﴿١٩﴾ فَأَرَىٰهُ
ٱلْـَٔايَةَ ٱلْكُبْرَىٰ ﴿٢٠﴾ فَكَذَّبَ وَعَصَىٰ ﴿٢١﴾ ثُمَّ أَدْبَرَ يَسْعَىٰ ﴿٢٢﴾ فَحَشَرَ
فَنَادَىٰ ﴿٢٣﴾ فَقَالَ أَنَا۠ رَبُّكُمُ ٱلْأَعْلَىٰ ﴿٢٤﴾ فَأَخَذَهُ ٱللَّهُ نَكَالَ ٱلْـَٔاخِرَةِ وَٱلْأُولَىٰٓ
﴿٢٥﴾ إِنَّ فِى ذَٰلِكَ لَعِبْرَةً لِّمَن يَخْشَىٰٓ ﴿٢٦﴾ ءَأَنتُمْ أَشَدُّ خَلْقًا أَمِ ٱلسَّمَآءُ ۚ بَنَىٰهَا
﴿٢٧﴾ رَفَعَ سَمْكَهَا فَسَوَّىٰهَا ﴿٢٨﴾ وَأَغْطَشَ لَيْلَهَا وَأَخْرَجَ ضُحَىٰهَا ﴿٢٩﴾
وَٱلْأَرْضَ بَعْدَ ذَٰلِكَ دَحَىٰهَآ ﴿٣٠﴾ أَخْرَجَ مِنْهَا مَآءَهَا وَمَرْعَىٰهَا ﴿٣١﴾
وَٱلْجِبَالَ أَرْسَىٰهَا ﴿٣٢﴾ مَتَٰعًا لَّكُمْ وَلِأَنْعَٰمِكُمْ ﴿٣٣﴾ فَإِذَا جَآءَتِ ٱلطَّآمَّةُ
ٱلْكُبْرَىٰ ﴿٣٤﴾ يَوْمَ يَتَذَكَّرُ ٱلْإِنسَٰنُ مَا سَعَىٰ ﴿٣٥﴾ وَبُرِّزَتِ ٱلْجَحِيمُ
لِمَن يَرَىٰ ﴿٣٦﴾ فَأَمَّا مَن طَغَىٰ ﴿٣٧﴾ وَءَاثَرَ ٱلْحَيَوٰةَ ٱلدُّنْيَا ﴿٣٨﴾ فَإِنَّ ٱلْجَحِيمَ
هِىَ ٱلْمَأْوَىٰ ﴿٣٩﴾ وَأَمَّا مَنْ خَافَ مَقَامَ رَبِّهِۦ وَنَهَى ٱلنَّفْسَ عَنِ ٱلْهَوَىٰ
﴿٤٠﴾ فَإِنَّ ٱلْجَنَّةَ هِىَ ٱلْمَأْوَىٰ ﴿٤١﴾ يَسْـَٔلُونَكَ عَنِ ٱلسَّاعَةِ أَيَّانَ مُرْسَىٰهَا
﴿٤٢﴾ فِيمَ أَنتَ مِن ذِكْرَىٰهَآ ﴿٤٣﴾ إِلَىٰ رَبِّكَ مُنتَهَىٰهَآ ﴿٤٤﴾ إِنَّمَآ أَنتَ مُنذِرُ
مَن يَخْشَىٰهَا ﴿٤٥﴾ كَأَنَّهُمْ يَوْمَ يَرَوْنَهَا لَمْ يَلْبَثُوٓا۟ إِلَّا عَشِيَّةً أَوْ ضُحَىٰهَا ﴿٤٦﴾

آياتها ٤٢ — سُورَةُ عَبَسَ — ترتيبها ٨٠

kanyang huli at unang (tinurang kalapastangan[1]).
(26) Katotohanan, naririto ang mga paunawa (o babala) sa sinumang may takot (sa Allah).
(27) Kayo ba (na tao) ay higit na mahirap likhain o ang kalangitan na Kanyang itinayo?
(28) Itinayo Niya ito sa (tama at akmang sukat na) taas at Kanyang isinaayos at ginawang ganap (ang pagkakalikha Niya rito).
(29) At ang gabi nito ay Kanyang nilambungan ng kadiliman at ang araw nito ay ginawaran ng liwanag,
(30) At pagkaraan niyaon, inilatag Niya ang kalupaan (nang malawak),
(31) At mula rito ay pinaagos ang) tubig at (pinasibol ang) mga (luntiang) pastulan.
(32) At itinayo ang mga bundok nito ng matatag,
(33) (Bilang) kabuhayan at kapakinabangan sa inyo at sa inyong mga hayupan.
(34) Subali't sa pagdating ng Malaking Kapinsalaan (ang Araw ng Pagtutuos).
(35) Sa Araw na yaon kung ang tao ay makaalala kung ano ang kanyang pinagsumikapan.
(36) At ang Impiyerno ay Tumambad nang ganap sa bawa't makakita niyaon.
(37) Kaya't sinuman ang nagmalabis sa hangganan (ng pagsuway, kawalan ng pananampalataya at kasamaan).
(38) At higit na pinili ang buhay sa mundong ito (sa pamamagitan ng pagsunod sa kanyang masamang pagnanasa at hangarin),
(39) Katotohanan, ang kanyang kasasadlakan ay ang Apoy ng Impiyerno.
(40) Nguni't sa sinumang may takot sa kanyang pakikipagharap sa kanyang *Rabb* at nagtimpi ng kanyang sarili laban sa mga masasamang pagnanasa (at hangarin).
(41) Katotohanan, ang kanyang hantungan ay ang Paraiso.
(42) Sila ay nagtatanong sa iyo (O Muhammad!) hinggil sa Oras (Ang Araw ng Paghuhukom). Kailan nga ba darating ang Itinakdang panahon?
(43) Ikaw ay walang kaalaman upang magsabi ng anumang bagay hinggil dito.
(44) (Tanging) Sa iyong *Rabb* lamang ang (kaalaman ng) hantungan.
(45) Katotohanan, ikaw (O Muhammad!) ay isang tagapagbabala lamang sa mga may takot nito.
(46) Sa Araw na yaon ay kanilang mapagmamasdan, na wari bang sila ay nanatili (sa mundong ito) maliban sa (tagal ng) isang hapon o isang umaga lamang.

## Surah 'Abasa

(Nagkunot Nuo')

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

(1) (Ang Propeta ay) Nagkunot-noo at tumalikod,
(2) Sapagka't lumapit sa kanya ang isang bulag (na si Abdullah Ibn 'Ummi na sumabad sa kanya habang siya ay nangangaral sa pinuno ng mga Quraish).
(3) At paano mo nga ba malalaman kung sakaling siya man ay magpakadalisay (mula

---

1 Ang huling kalapastanganang ginawa ni Fir'awn sa Makapangyarihang Diyos (Allah) ay nang siya ay magsabi ng "Ako ang inyong panginoon, ang kataas-taasan (tingnan ang Surah 79:24). At ang unang kalapastanganang ginawa iya ay nang sabihin niya sa kanyang mga tauhan: "O mga pinuno, wala akong alam na ibang diyos maliban sa akin." (tingnan ang Surah 28:38)

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ
عَبَسَ وَتَوَلَّىٰٓ ﴿١﴾ أَن جَآءَهُ ٱلْأَعْمَىٰ ﴿٢﴾ وَمَا يُدْرِيكَ لَعَلَّهُۥ يَزَّكَّىٰٓ ﴿٣﴾ أَوْ
يَذَّكَّرُ فَتَنفَعَهُ ٱلذِّكْرَىٰٓ ﴿٤﴾ أَمَّا مَنِ ٱسْتَغْنَىٰ ﴿٥﴾ فَأَنتَ لَهُۥ تَصَدَّىٰ ﴿٦﴾
وَمَا عَلَيْكَ أَلَّا يَزَّكَّىٰ ﴿٧﴾ وَأَمَّا مَن جَآءَكَ يَسْعَىٰ ﴿٨﴾ وَهُوَ يَخْشَىٰ ﴿٩﴾ فَأَنتَ
عَنْهُ تَلَهَّىٰ ﴿١٠﴾ كَلَّآ إِنَّهَا تَذْكِرَةٌ ﴿١١﴾ فَمَن شَآءَ ذَكَرَهُۥ ﴿١٢﴾ فِى صُحُفٍ مُّكَرَّمَةٍ
﴿١٣﴾ مَّرْفُوعَةٍ مُّطَهَّرَةٍۭ ﴿١٤﴾ بِأَيْدِى سَفَرَةٍ ﴿١٥﴾ كِرَامٍۭ بَرَرَةٍ ﴿١٦﴾ قُتِلَ ٱلْإِنسَٰنُ
مَآ أَكْفَرَهُۥ ﴿١٧﴾ مِنْ أَىِّ شَىْءٍ خَلَقَهُۥ ﴿١٨﴾ مِن نُّطْفَةٍ خَلَقَهُۥ فَقَدَّرَهُۥ ﴿١٩﴾ ثُمَّ
ٱلسَّبِيلَ يَسَّرَهُۥ ﴿٢٠﴾ ثُمَّ أَمَاتَهُۥ فَأَقْبَرَهُۥ ﴿٢١﴾ ثُمَّ إِذَا شَآءَ أَنشَرَهُۥ ﴿٢٢﴾ كَلَّا لَمَّا
يَقْضِ مَآ أَمَرَهُۥ ﴿٢٣﴾ فَلْيَنظُرِ ٱلْإِنسَٰنُ إِلَىٰ طَعَامِهِۦٓ ﴿٢٤﴾ أَنَّا صَبَبْنَا ٱلْمَآءَ صَبًّا
﴿٢٥﴾ ثُمَّ شَقَقْنَا ٱلْأَرْضَ شَقًّا ﴿٢٦﴾ فَأَنۢبَتْنَا فِيهَا حَبًّا ﴿٢٧﴾ وَعِنَبًا وَقَضْبًا ﴿٢٨﴾
وَزَيْتُونًا وَنَخْلًا ﴿٢٩﴾ وَحَدَآئِقَ غُلْبًا ﴿٣٠﴾ وَفَٰكِهَةً وَأَبًّا ﴿٣١﴾ مَّتَٰعًا لَّكُمْ
وَلِأَنْعَٰمِكُمْ ﴿٣٢﴾ فَإِذَا جَآءَتِ ٱلصَّآخَّةُ ﴿٣٣﴾ يَوْمَ يَفِرُّ ٱلْمَرْءُ مِنْ أَخِيهِ ﴿٣٤﴾
وَأُمِّهِۦ وَأَبِيهِ ﴿٣٥﴾ وَصَٰحِبَتِهِۦ وَبَنِيهِ ﴿٣٦﴾ لِكُلِّ ٱمْرِئٍ مِّنْهُمْ يَوْمَئِذٍ شَأْنٌ
يُغْنِيهِ ﴿٣٧﴾ وُجُوهٌ يَوْمَئِذٍ مُّسْفِرَةٌ ﴿٣٨﴾ ضَاحِكَةٌ مُّسْتَبْشِرَةٌ ﴿٣٩﴾ وَوُجُوهٌ
يَوْمَئِذٍ عَلَيْهَا غَبَرَةٌ ﴿٤٠﴾ تَرْهَقُهَا قَتَرَةٌ ﴿٤١﴾ أُو۟لَٰٓئِكَ هُمُ ٱلْكَفَرَةُ ٱلْفَجَرَةُ ﴿٤٢﴾

sa kanyang mga kasalanan)?
(4) O (baka sakaling) siya ay tumanggap ng katuruan at maging kapakinabangan ito sa kanya?
(5) (Nguni't) sa kanya na nag-aakalang Malaya mula sa mga pangangailangan (sa iyo).
(6) Siya pa ang pinag-ukulan mo nang (higit na) pansin,
(7) At ikaw ay hindi maaring bigyang-sisi, kung siya man ay hindi magpakadalisay sa sairili.
(8) At siya na dumating sa iyo nang humahangos (tapat na nagpapakahirap).
(9) At (sa kanyang puso ay) may takot (sa Allah at sa Kanyang parusa),
(10) Sa kanya, ikaw ay hindi nagbigay pansin (bagkus iba ang pinagtuunan mo ng pansin).
(11) (Iyon ay) Huwag mong ulitin. Tunay! Na ito ay isang paalala.
(12) Kaya't sinuman ang magnais, hayaang tumalima (sumunod at makinig sa paalala).
(13) (Ito ay) Nasa mga Talaang sadyang dakila.
(14) Na mataas (ang karangalan), ipinagkakapuri at dalisay.
(15) (Isinulat) ng kamay ng mga Taga-sulat (na Anghel).
(16) Na mararangal at matutuwid.
(17) Kapighatian (o sumpa) sa tao (na nagtakwil sa katotohanan)! Paano nga ba at ikaw ay walang utang na loob (sa Allah)?
(18) Mula ba sa anong bagay na siya (tao) ay Kanyang nilikha?
(19) Mula sa *Nutfah* (isang patak ng semilya), siya ay nilikha Niya at pagkaraan ay hinubog Niya nang maayos,
(20) At Kanyang ginawang maginhawa ang landas para sa kanya,
(21) Pagkaraan, siya ay dinulutan Niya ng kamatayan at siya ay inilibing,
(22) Pagkaraan, kung Kanyang naisin, siya ay muling bubuhayin.
(23) Katotohanang hindi tumupad (ang tao) sa ipinag-utos sa kanya (ng Allah).
(24) Kaya't (dapat bigyang-pansin o) isipin ng tao ang kanyang pagkain (kung papaano Namin siya binigyan o tinustusan).
(25) Katotohanan, Aming ibinuhos ang tubig nang masagana.
(26) At Aming binigyang siwang ang lupa.
(27) At pinatubo Namin mula rito ang *Habb*[1] (mga iba't ibang uri ng butil).
(28) At ang mga ubasan at mga *Qadb*[2] (damuhan).
(29) At mga puno ng oliba at mga datiles[3].
(30) At mga mayayabong na Hardin (halamanan).
(31) At mga bungang kahoy at luntiang damo.
(32) Bilang kapakinabangan sa inyo at sa inyong mga hayupan.
(33) At kung sumapit na ang *Sakhkhah*[4],

---

1 **Habb.** Ang *Habb* ay tumutukoy sa lahat ng uri ng buto o binhi. Si Ibn Abbas, Qatadah, Ad Dahhak at As-Suddi ay nagsabi nito (Tafsir Ibn Kathir vol 10

2 **Qadb.** Ang Qadb ay mga luntiang pananim na herba na pastulan ng mga hayupan. Ito ang paliwanag ni Ibn Abbas. (Tafsir Ibn Kathir vol. 10 pahina 364)

3 **Nakhlah.** Ang Nakhlah ay iba't ibang uri ng datiles tulad ng Balah, Busr, Rutab at Tamr, Niya' at Matbukh (mula sa hilaw, hinog at tuyong bunga ng mga datiles).

4 As-Sakhkhah. Si Ibn Abbas ay nagsabi na, "Ang As-Sakhkhahay nagsabi na, "Ang As-Sakhkhah ay sia sa mga pangalan ng Araw ng Paghuhukom na binigyang babala ng Allah para sa Kanyang mga alipin." Hinango mula sa Tafsir at Tabari 24:229. Si Ibn Jarir ay nagsabi, "Maaring ito ay pangalan o tawag sa pag-ihip ng Tambuli." Si Al Baghawi ay nagsabi na, "Ang Sakhkhah ay ang nakatutulig na

سُورَةُ التَّكۡوِيرِ — ترتيبها ٨١ — آياتها ٢٩

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

إِذَا ٱلشَّمۡسُ كُوِّرَتۡ ﴿١﴾ وَإِذَا ٱلنُّجُومُ ٱنكَدَرَتۡ ﴿٢﴾ وَإِذَا ٱلۡجِبَالُ
سُيِّرَتۡ ﴿٣﴾ وَإِذَا ٱلۡعِشَارُ عُطِّلَتۡ ﴿٤﴾ وَإِذَا ٱلۡوُحُوشُ حُشِرَتۡ
﴿٥﴾ وَإِذَا ٱلۡبِحَارُ سُجِّرَتۡ ﴿٦﴾ وَإِذَا ٱلنُّفُوسُ زُوِّجَتۡ ﴿٧﴾ وَإِذَا
ٱلۡمَوۡءُۥدَةُ سُئِلَتۡ ﴿٨﴾ بِأَيِّ ذَنۢبٖ قُتِلَتۡ ﴿٩﴾ وَإِذَا ٱلصُّحُفُ نُشِرَتۡ
﴿١٠﴾ وَإِذَا ٱلسَّمَآءُ كُشِطَتۡ ﴿١١﴾ وَإِذَا ٱلۡجَحِيمُ سُعِّرَتۡ ﴿١٢﴾ وَإِذَا ٱلۡجَنَّةُ
أُزۡلِفَتۡ ﴿١٣﴾ عَلِمَتۡ نَفۡسٞ مَّآ أَحۡضَرَتۡ ﴿١٤﴾ فَلَآ أُقۡسِمُ بِٱلۡخُنَّسِ ﴿١٥﴾
ٱلۡجَوَارِ ٱلۡكُنَّسِ ﴿١٦﴾ وَٱلَّيۡلِ إِذَا عَسۡعَسَ ﴿١٧﴾ وَٱلصُّبۡحِ إِذَا تَنَفَّسَ ﴿١٨﴾
إِنَّهُۥ لَقَوۡلُ رَسُولٖ كَرِيمٖ ﴿١٩﴾ ذِي قُوَّةٍ عِندَ ذِي ٱلۡعَرۡشِ مَكِينٖ ﴿٢٠﴾ مُّطَاعٖ
ثَمَّ أَمِينٖ ﴿٢١﴾ وَمَا صَاحِبُكُم بِمَجۡنُونٖ ﴿٢٢﴾ وَلَقَدۡ رَءَاهُ بِٱلۡأُفُقِ ٱلۡمُبِينِ
﴿٢٣﴾ وَمَا هُوَ عَلَى ٱلۡغَيۡبِ بِضَنِينٖ ﴿٢٤﴾ وَمَا هُوَ بِقَوۡلِ شَيۡطَٰنٖ رَّجِيمٖ ﴿٢٥﴾
فَأَيۡنَ تَذۡهَبُونَ ﴿٢٦﴾ إِنۡ هُوَ إِلَّا ذِكۡرٞ لِّلۡعَٰلَمِينَ ﴿٢٧﴾ لِمَن شَآءَ مِنكُمۡ أَن
يَسۡتَقِيمَ ﴿٢٨﴾ وَمَا تَشَآءُونَ إِلَّآ أَن يَشَآءَ ٱللَّهُ رَبُّ ٱلۡعَٰلَمِينَ ﴿٢٩﴾

سُورَةُ الانفِطَارِ — ترتيبها ٨٢ — آياتها ١٩

34 Sa Araw na yaon ay tatakasan (at lilisanin) ng tao ang kanyang kapatid,
35 At maging ang kanyang ina at kanyang ama,
36 At ang kanyang asawa at kanyang mga anak,
37 Bawa't tao sa Araw[1] na yaon ay may sapat na pagkakaabalahan (sa kanilang mga sariling kaligtasan) upang pabayaan ang iba.
38 Sa Araw na yaon, may mga mukhang magniningning,
39 Nakangiti, nagagalak (sa natamong gantimpala ng Paraiso).
40 At sa Araw na yaon, may mga mukhang may bahid-alikabok,
41 Ang kadiliman ay lulukob (babalot) sa kanila.
42 Sila yaong *Kafarah* (mga nagsipagtakwil [sa Allah], (at kabilang din) ang *Fajarah* (mga nagsigawa ng mga katampalasanan at di-makatarungang gawain).

## Surah Al-Takwir

(Ang Pagtiklop)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 Kung ang Araw ay magdilim[2].
2 At kung ang mga bituin ay magkalaglagan.
3 At kung ang mga bundok ay mangaglaho.
4 At kung ang mga (dating inaalagaan) kamelyong buntis ay mapabayaan.
5 At kung ang mga maiilap na hayop ay pagtipunin,
6 At kung ang mga karagatan ay maging Apoy na nagliliyab,
7 At kung ang mga kaluluwa ay ibalik sa kani-kanilang katawan.
8 At kung ang Maw'udah (sanggol na babae na inilibing ng buhay [sapagka't ito ay dating kaugalian ng mga pagano]) ay tanungin.
9 Sa anong pagkakasala (at) siya ay pinatay?
10 At kung ang mga (pahina ng) Talaan (ng gawang kabutihan at kasamaan ng bawa't (tao) ay ilantad.
11 At kung ang kalangitan ay alisan ng takip.
12 At kung ang Impiyerno ay maglagablab.
13 At kung ang Paraiso ay ilapit (sa mga taong maingat sa kanilang pananampalataya at masunurin sa kanilang Rabb [Panginoon]).
14 (Sa Oras na yaon) Bawa't kaluluwa ay makababatid kung ano ang kanyang naihanda (kabutihan o kasamaan).
15 Kaya, katotohanan! (Isinusumpa Ko) sa mga tala na naglalaho (sa liwanag ng araw at lumilitaw sa dilim ng gabi),
16 (Sa mga tala) na matulin sa pag-inog at kapagdaka'y nagtatago.
17 At sa gabi kung ito ay (unti-unting) naglalaho,
18 At sa umaga bago lumitaw ang sinag (ng araw).
19 Katotohanan, (itong Qur'an) ay tunay na

---

Sigaw ng Araw ng Paghuhukom. Ito ay tinawag ng gayong pangalan sapagka't ito ay nakabibingi at tumatagos sa pandinig na halos mabingi ang mga tainga." At-Tabari 24:449.

1 Si Ibn Abi Hatim ay nagsabi mula kay Ibn Abbas na sinabi ng Sugo ng Allah na: "Sa Araw na yaon ang lahat ay pagtitipunin na nakayapak, ganap na hubad, naglalakad at hindi tuli." Mula sa Tafsir Ibn Kathir vol 10 pahina 367.

2 Si Imam Ahmad ay nagtala mula kay Ibn Umar na ang Sugo ng Allah ay nagsabi na: "Sinuman ang nagnanais na sulyapan ang Araw ng Paghuhukom na tila nakikita ng sariling mga mata, samakatuwid hayaan niyang basahin ang "Kung ang Araw ay magdilim (ng Sura 81:1) at ang "Kung ang kalangitan ay magkabiyak-biyak (ng Surah 82:1) at ang "Kung ang kalangitan ay magkalansag-lansag." (ng Surah 84:1)

mga salita ng marangal na Sugo (ang Anghel Gabriel mula sa Allah para kay Muhammad).
20 Na binigyan ng kapangyarihan, (at) mataas na katungkulan mula sa *Rabb* ng Dakilang Trono,
21 Doon, siya ay sinusunod (ng mga Anghel sa Langit), at (lubos na) pinagkakatiwalaan.
22 At ang inyong kasamahan (na si Muhammad) ay hindi isang taong baliw.
23 At tunay! Nakita niya (ang Anghel Gabriel) na maliwanag na alapaap (ng dakong Silangan),
24 At hindi niya ipinagkakait ang (kanyang) kaalaman hinggil sa *Ghaib* (di-nakikitang bagay).
25 At ito (ang Qur'an) ay hindi salita ng isinumpang Satanas.
26 Kung gayon, saan nga ba kayo patutungo (ng landas)?
27 (Katotohanan!) Ito ay walang anupaman maliban sa isang babala sa lahat ng mga nilikha.
28 Kahit sino pa sa inyo ang gumawang tumahak sa matuwid (na landas),
29 At (ito ay) hindi ninyo magagawang tahakin maliban sa kapahintulutan ng Allah-ang Rabb ng *Alamin*[1] (ng lahat ng mga nilikha).

## Surah Al Infitar

(Ang Pagkabiyak)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 Kung ang kalangitan ay magkabiyak-biyak.
2 At kung ang mga bituin ay (sumambulat at) magkawatak-watak.)
3 At kung ang mga karagatan ay (mag-umapaw at) sumabog.
4 At kung ang mga libingan ay mangagbaligtaran (at iluwa ang laman nito,
5 (Sa Araw na yaon) Bawa't kaluluwa ay makababatid kung ano ang kanyang naipadala at (kung ano ang) naiwanan.
6 O tao! Ano ang nakapanlinlang sa iyo hinggil sa iyong *Rabb* (Panginoon)- Ang Mapagpala (*Al Kareem*),
7 Na Siyang lumikha sa iyo, humubog sa iyo at nagbigay sa iyo ng tamang sukat[2].
8 Sa anumang anyong Kanyang ninais, ikaw ay Kanyang ginawang ganap (na tao),
9 Walang alinlangan, (tunay na), inyong itinakwil ang (Araw ng) Paghuhukom.
10 At katotohanan! Sa inyo'y may mga nagmamasid (na mga Anghel),
11 *Kiraman Katibin* (Mararangal na tagapagtala),
12 Batid nila ang inyong mga gawa.
13 Katotohanan, ang mga matutuwid (Abrar) ay nasa lubos na kaligayan (ng Paraiso),
14 At katotohanan ang mga makasalanan ay nasa naglalagablab na Apoy (ng Impiyerno).
15 Doon, sila ay papasok at kanilang malalasap ang nagliliyab na Apoy sa Araw ng Pagbabayad,
16 At doon, sila ay hindi makakaliban (kahit isang saglit lamang).
17 At ano ang makapagpapaliwanag sa iyo kung ano ang Araw ng Pagbabayad?
18 Muli, ano nga ba ang makapagpapaliwang sa iyo kung ano ang Araw ng Pagbabayad?
19 (Ito ang) Araw ng walang sinumang tao ang magkakaroon ng kakayahan[3] (upang gumawa ng

---

1 **Alamin (lahat ng nilikha)**-ito ay isang kataga mula sa wikang arabik na tumutukoy at sumasakop sa lahat ng nilikha ng Allah-kabilang na ang tao, anghel, jinn at yaong lahat ng nilikhang lingid o hindi pa natin nakita, sa langit man o sa lupa o maging sa mga pagitan ng mga ito.

2 Si Imam Ahmad ay nagtala mula kay Busr bin Jahhash Al Quraish na nagsalaysay na minsan, isang araw ang Sugo ng Allah ay dumura sa kanyang palad at inilagay ang daliri dito. Pagkaraan, siya ay nagsabi: "Ang Allah na Makapangyarihan at Dakila ay nagsabi: "O mga anak ni Adan! Paano kayo makatatakas sa Akin gayong kayo ay Aking nilikha mula sa bagay na katulad nito (ang laway)? Pagkaraan, kayo ay Aking hinubog at ginawa kong maayos ang pagkakalikha sa inyo upang kayo ay lumakad sa pagitan ng inyong dalawang panlabas na kasuotan. At ang kalupaan ay (ginawa Kong) libingan para sa inyo. Kayo ay naglikon ng mga kayamanan at itinago ito hanggang ang inyong kaluluwa ay umabot sa inyong lalamunan (dumating ang kamatayan). Pagkaraan, sa oras ng inyong paghihingalo, kayo ay nagsabi "Ako ay magkakawanggawa ngayon," Nguni't, paano kayo (ngayon) magkakaroon ng panahon sa kawanggawa?" Ahmad 4:210

3 Ating banggitin dito ang isang Hadith (na sinabi ng Sugo ng Allah), "O, mga anak ni Hashim! Iligtas ang inyong mga sarili mula sa Apoy, sapagka't ako ay walang kakayahan upang kayo ay tulungan ko (gawan ko ng kabutihan) mula sa Allah." Sahih Muslim Hadith 1:192.

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ
إِذَا ٱلسَّمَآءُ ٱنفَطَرَتْ ﴿١﴾ وَإِذَا ٱلْكَوَاكِبُ ٱنتَثَرَتْ ﴿٢﴾ وَإِذَا ٱلْبِحَارُ
فُجِّرَتْ ﴿٣﴾ وَإِذَا ٱلْقُبُورُ بُعْثِرَتْ ﴿٤﴾ عَلِمَتْ نَفْسٌ مَّا قَدَّمَتْ
وَأَخَّرَتْ ﴿٥﴾ يَٰٓأَيُّهَا ٱلْإِنسَٰنُ مَا غَرَّكَ بِرَبِّكَ ٱلْكَرِيمِ ﴿٦﴾ ٱلَّذِى
خَلَقَكَ فَسَوَّىٰكَ فَعَدَلَكَ ﴿٧﴾ فِىٓ أَىِّ صُورَةٍ مَّا شَآءَ رَكَّبَكَ ﴿٨﴾
كَلَّا بَلْ تُكَذِّبُونَ بِٱلدِّينِ ﴿٩﴾ وَإِنَّ عَلَيْكُمْ لَحَٰفِظِينَ ﴿١٠﴾ كِرَامًا
كَٰتِبِينَ ﴿١١﴾ يَعْلَمُونَ مَا تَفْعَلُونَ ﴿١٢﴾ إِنَّ ٱلْأَبْرَارَ لَفِى نَعِيمٍ ﴿١٣﴾ وَإِنَّ
ٱلْفُجَّارَ لَفِى جَحِيمٍ ﴿١٤﴾ يَصْلَوْنَهَا يَوْمَ ٱلدِّينِ ﴿١٥﴾ وَمَا هُمْ عَنْهَا بِغَآئِبِينَ
﴿١٦﴾ وَمَآ أَدْرَىٰكَ مَا يَوْمُ ٱلدِّينِ ﴿١٧﴾ ثُمَّ مَآ أَدْرَىٰكَ مَا يَوْمُ ٱلدِّينِ
﴿١٨﴾ يَوْمَ لَا تَمْلِكُ نَفْسٌ لِّنَفْسٍ شَيْـًٔا ۖ وَٱلْأَمْرُ يَوْمَئِذٍ لِّلَّهِ ﴿١٩﴾

ترتيبها ٨٣ — سُورَةُ ٱلْمُطَفِّفِينَ — آياتها ٣٦

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ
وَيْلٌ لِّلْمُطَفِّفِينَ ﴿١﴾ ٱلَّذِينَ إِذَا ٱكْتَالُوا۟ عَلَى ٱلنَّاسِ يَسْتَوْفُونَ ﴿٢﴾
وَإِذَا كَالُوهُمْ أَو وَّزَنُوهُمْ يُخْسِرُونَ ﴿٣﴾ أَلَا يَظُنُّ أُو۟لَٰٓئِكَ أَنَّهُم
مَّبْعُوثُونَ ﴿٤﴾ لِيَوْمٍ عَظِيمٍ ﴿٥﴾ يَوْمَ يَقُومُ ٱلنَّاسُ لِرَبِّ ٱلْعَٰلَمِينَ ﴿٦﴾

anuman) sa iba; at ang Pagpapasiya sa Araw na yaon ay tanging sa Allah (lamang).

## Surah Al Mutaffifeen

(Ang Mga Mandaraya)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 Kasawian sa *Mutaffifeen*[1] (mga mandaraya),
2 Sila, na kung tumanggap ng pagsukat sa ibang tao ay humihingi ng tamang sukat,
3 At kung magbigay ng pagsukat o timbang sa ibang tao, sila ay nagbibigay ng kulang.
4 Hindi ba nila napag-iisipan na sila ay bubuhaying muli,
5 Sa isang Mahalagang Araw?
6 Sa Araw[2] na ang lahat (sangkatauhan) ay magsisitayo sa harap ng *Rabb* (Panginoon) ng lahat ng mga nilikha.
7 Walang pagsala! Katotohanan ang mga Talaan ng mga makasalanan ay nasa *Sijjin*[3].
8 At ano nga ba ang maipapaliwanag sa iyo kung ano ang *Sijjin*?
9 Isang (ganap na) Talaang nakasulat.
10 Kasawian sa Araw na yaon sa mga nagsisipagtakwil.
11 Sila na nagtatakwil sa Araw ng Pagbabayad.
12 At walang sinumang magtatakwil nito maliban sa bawa't lapastangan (at) makasalanan.
13 Na kung ang Aming Ayat ay bigkasin sa kanya, siya ay nagsasabi: "Mga kuwento (ng kasinungalingan) lamang ng panahong lumipas"!
14 Katotohanan hindi nga ganoon! Sapagka't may (batik) *Ran*[4] ang kanilang

---

1 Si An Nasai at ibn Majah ay kapwa nagtala mula kay Ibn Abbas na sinabi niya na, "Nang dumating ang Propeta sa Madinah, ang mga mamamayan ng Madinah ay mga taong laging nandaraya sa pagbibigay ng sukat o pagtimbang. Nguni't, nang ang Allah ay nagpahayag ng, "Kasawian sa mga **Mutaffifeen"**, sila ay nagsimulang magbigay ng maayos na sukat o tamang timbang o pagtakal. Ang ibig sabihin ng katagang **Tatfif** dito ay ang pagiging tuso o mapanlamang sa pagsukat at pagtimbang, sa pamamagitan ng pagdagdag nito kung ito ay utang ng iba o di kaya pagbabawas ng sukat o timbang kung ito ay sariling pagkakautang. Kaya, ang Allah ay nagsabi na ang Mutaffifeen ay yaong binigyan ng babala ng kapahamakan at kawalan o pagkalugi. An Nasai sa Al Kubra 6:508, at Ibn Majah 2:748.

2 Si Imam Malik ay nagsalaysay mula kay Nafi na nagsalaysay naman mula kay Ibn Umar na ang Sugo ng Allah ay nagsabi,: "Ito ang Araw na ang sangkatauhan ay tatayo sa harap ng Panginoon ng lahat ng mga nilikha, hanggang ang isa sa kanila ay lulubog sa gitna ng kanyang mga tainga nang dahil sa kanyang pawis." Hinango sa **Fath Al Bari 8:565** at itinala rin ito ni Muslim, Muslim 4:2195, 2196.

3 **Sijjin.** Ito ay katagang arabik na hinango sa salitang bilangguan (Sijn). Ito ay isang walang hanggang bilangguan at sadyang napakahirap na parusa. Ang ilang muslim iskolar ay nagsabi na ito ay nasa kailaliman ng ika-pitong kalupaan. At-Tiwal ng At Tabarani 238. Tafsir Ibn kathir vol 10 pahina 402.

4 Si Ibn Jarir, At Tirmidhi, An Nasai, at Ibn Majah ay nagtala mula kay Abu Hurayrah na ang Sugo ng Allah ay nagsabi, : "Katotohanan, kung ang isang alipin (tao) ay nagkasala, may isang itim na batik ang lilitaw sa kanyang puso. Nguni't, kung siya ay nagsisi mula sa kasalanan, ang kanyang puso ay magiging malinis muli. Nguni't kung siya ay patuloy sa paggawa ng mga kasalanan, ang batik ay patuloy rin nadadagdagan. Kaya, ito ang Salita ng Allah na : "Ahhh, nguni't sa kanilang

كَلَّآ إِنَّ كِتَٰبَ ٱلْفُجَّارِ لَفِى سِجِّينٍ ﴿٧﴾ وَمَآ أَدْرَىٰكَ مَا سِجِّينٌ ﴿٨﴾ كِتَٰبٌ
مَّرْقُومٌ ﴿٩﴾ وَيْلٌ يَوْمَئِذٍ لِّلْمُكَذِّبِينَ ﴿١٠﴾ ٱلَّذِينَ يُكَذِّبُونَ بِيَوْمِ ٱلدِّينِ ﴿١١﴾
وَمَا يُكَذِّبُ بِهِۦٓ إِلَّا كُلُّ مُعْتَدٍ أَثِيمٍ ﴿١٢﴾ إِذَا تُتْلَىٰ عَلَيْهِ ءَايَٰتُنَا قَالَ أَسَٰطِيرُ
ٱلْأَوَّلِينَ ﴿١٣﴾ كَلَّا ۖ بَلْ ۜ رَانَ عَلَىٰ قُلُوبِهِم مَّا كَانُوا۟ يَكْسِبُونَ ﴿١٤﴾ كَلَّآ إِنَّهُمْ
عَن رَّبِّهِمْ يَوْمَئِذٍ لَّمَحْجُوبُونَ ﴿١٥﴾ ثُمَّ إِنَّهُمْ لَصَالُوا۟ ٱلْجَحِيمِ ﴿١٦﴾ ثُمَّ يُقَالُ
هَٰذَا ٱلَّذِى كُنتُم بِهِۦ تُكَذِّبُونَ ﴿١٧﴾ كَلَّآ إِنَّ كِتَٰبَ ٱلْأَبْرَارِ لَفِى عِلِّيِّينَ
﴿١٨﴾ وَمَآ أَدْرَىٰكَ مَا عِلِّيُّونَ ﴿١٩﴾ كِتَٰبٌ مَّرْقُومٌ ﴿٢٠﴾ يَشْهَدُهُ ٱلْمُقَرَّبُونَ
﴿٢١﴾ إِنَّ ٱلْأَبْرَارَ لَفِى نَعِيمٍ ﴿٢٢﴾ عَلَى ٱلْأَرَآئِكِ يَنظُرُونَ ﴿٢٣﴾ تَعْرِفُ فِى
وُجُوهِهِمْ نَضْرَةَ ٱلنَّعِيمِ ﴿٢٤﴾ يُسْقَوْنَ مِن رَّحِيقٍ مَّخْتُومٍ ﴿٢٥﴾
خِتَٰمُهُۥ مِسْكٌ ۚ وَفِى ذَٰلِكَ فَلْيَتَنَافَسِ ٱلْمُتَنَٰفِسُونَ ﴿٢٦﴾ وَمِزَاجُهُۥ
مِن تَسْنِيمٍ ﴿٢٧﴾ عَيْنًا يَشْرَبُ بِهَا ٱلْمُقَرَّبُونَ ﴿٢٨﴾ إِنَّ ٱلَّذِينَ
أَجْرَمُوا۟ كَانُوا۟ مِنَ ٱلَّذِينَ ءَامَنُوا۟ يَضْحَكُونَ ﴿٢٩﴾ وَإِذَا مَرُّوا۟ بِهِمْ
يَتَغَامَزُونَ ﴿٣٠﴾ وَإِذَا ٱنقَلَبُوٓا۟ إِلَىٰٓ أَهْلِهِمُ ٱنقَلَبُوا۟ فَكِهِينَ ﴿٣١﴾
وَإِذَا رَأَوْهُمْ قَالُوٓا۟ إِنَّ هَٰٓؤُلَآءِ لَضَآلُّونَ ﴿٣٢﴾ وَمَآ أُرْسِلُوا۟ عَلَيْهِمْ
حَٰفِظِينَ ﴿٣٣﴾ فَٱلْيَوْمَ ٱلَّذِينَ ءَامَنُوا۟ مِنَ ٱلْكُفَّارِ يَضْحَكُونَ ﴿٣٤﴾

puso sanhi ng mga (kasalanang) gawa.

15 Katotohanan! Tiyak, sa Araw na yaon sila (mga makasalanan) ay tatabingan mula sa (pagsulyap sa) kanilang *Rabb*.

16 Pagkaraan, katiyakang sila ay tunay na papapasukin (at susunugin) sa nag-aapoy na Impiyerno.

17 Pagkaraan, sasabihin (sa kanila): "Ito ang (kaganapan ng) palagian ninyong pagtanggi."

18 Tiyak at Katotohanan! Ang Talaan ng mga *Abrar* (matutuwid) ay nasa (pag-iingat ng) *Illiyyin*[1].

19 At ano nga ba ang maipapaliwanag sa iyo kung ano ang *Illiyyin*?

20 Isang (ganap na) Talaang nakasulat.

21 Na sasaksihan ng mga (Anghel na) malalapit (sa Allah).

22 Katotohanan, ang *Abrar* (mga matutuwid) ay nasa katayuan ng lubos na kagalakan.

23 Nasa mga luklukan, (habang) sila ay nakamasid (sa lahat ng biyayang nakamtan).

24 Iyong mababanaag sa kanilang mga mukha ang ningning ng Kaligayan.

25 Sila ay paiinumin ng inuming dalisay na *Ar-Rahiq* (isang uri ng alak sa Paraiso) na mahigpit na nakasara.

26 Na nilakipan ng Musk (amoy ng pabango). At para rito, hayaang magsumikap yaong nagnanasang magsumikap (sa matapat na pagtalima sa Allah).

27 At (sila'y bibigyan ng) hinaluan (sangkap) ng tubig ng *Tasnim*[2],

28 Isang bukal na inuman ng mga malalapit (sa Allah).

29 Katotohanan, ang mga makasalanan ay lagi nang nangungutya (humahalakhak) sa mga mananampalataya (dito sa daigdig).

30 At sa tuwinang kanilang nadaraanan (ang mga nananampalataya), sila ay nagkikindatan sa isa't isa (nang may pang-aalipusta),

31 At kung sila ay bumalik sa kanilang mga sariling angkan, sila ay nagsisibalik na nangagkakatuwaan.

32 At kung kanilang masulyapan (ang mga mananampalataya) sila ay nagsisipagsabi: "Katotohanan, sila ay sadyang nangaligaw".

33 At sila (*ang mga Kafir*) ay hindi

---

mga puso ay may Ran (kubli) na siyang palagian nilang natatamo." At Tabari 24:287, An Nasai sa Kubra 6:509, at Ibn Majah 2:1418.

1 Isinalaysay mula kay Hilal bin Yasaf na si Ibn Abbas ay nagtanong kay Ka'b tungkol sa **Sijjin** habang siya ay naroroon, at si Ka'b ay nagsabi, "Ito ay ang ika-pitong kalupaan at naririto ang kaluluwa ng mga walang pananampalataya. Pagkaraan, si Ibn Abbas ay nagtanong tungkol sa **Illiyyin**, kaya sinabi niya, "Ito ang ika-pitong kalangitan at naririto ang kaluluwa ng mga tunay na mananampalataya." At-Tabari 24:291. Ang kahulugan ng Illiyyin ay hinango mula sa salitang **'Uluw'** na ang ibig sabihin **'sa kaitaas-taasan'** Tafsir Ibn Kathir vol 10 pahina 408.

2 **Tasnim**. Ang isang alak sa Paraiso na ang tawag ay Rahiq ay hahaluan ng isa pang inumin na kung tawagin ay Tasnim. Ito ay isang inumin na lubhang nakasisiya sapagka't ito ang pangunahing inumin ng mga mamamayan ng Paraiso. At Tabari 24:301.

عَلَى ٱلْأَرَآئِكِ يَنظُرُونَ (٣٥) هَلْ ثُوِّبَ ٱلْكُفَّارُ مَا كَانُوا۟ يَفْعَلُونَ (٣٦)

سُورَةُ الانشِقَاق — ترتيبها ٨٤ — آياتها ٢٥

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

إِذَا ٱلسَّمَآءُ ٱنشَقَّتْ (١) وَأَذِنَتْ لِرَبِّهَا وَحُقَّتْ (٢) وَإِذَا ٱلْأَرْضُ مُدَّتْ
(٣) وَأَلْقَتْ مَا فِيهَا وَتَخَلَّتْ (٤) وَأَذِنَتْ لِرَبِّهَا وَحُقَّتْ (٥) يَٰٓأَيُّهَا
ٱلْإِنسَٰنُ إِنَّكَ كَادِحٌ إِلَىٰ رَبِّكَ كَدْحًا فَمُلَٰقِيهِ (٦) فَأَمَّا مَنْ أُوتِىَ
كِتَٰبَهُۥ بِيَمِينِهِۦ (٧) فَسَوْفَ يُحَاسَبُ حِسَابًا يَسِيرًا (٨) وَيَنقَلِبُ
إِلَىٰٓ أَهْلِهِۦ مَسْرُورًا (٩) وَأَمَّا مَنْ أُوتِىَ كِتَٰبَهُۥ وَرَآءَ ظَهْرِهِۦ (١٠) فَسَوْفَ
يَدْعُوا۟ ثُبُورًا (١١) وَيَصْلَىٰ سَعِيرًا (١٢) إِنَّهُۥ كَانَ فِىٓ أَهْلِهِۦ مَسْرُورًا (١٣)
إِنَّهُۥ ظَنَّ أَن لَّن يَحُورَ (١٤) بَلَىٰٓ إِنَّ رَبَّهُۥ كَانَ بِهِۦ بَصِيرًا (١٥) فَلَآ أُقْسِمُ
بِٱلشَّفَقِ (١٦) وَٱلَّيْلِ وَمَا وَسَقَ (١٧) وَٱلْقَمَرِ إِذَا ٱتَّسَقَ (١٨)
لَتَرْكَبُنَّ طَبَقًا عَن طَبَقٍ (١٩) فَمَا لَهُمْ لَا يُؤْمِنُونَ (٢٠) وَإِذَا قُرِئَ
عَلَيْهِمُ ٱلْقُرْءَانُ لَا يَسْجُدُونَ ۩ (٢١) بَلِ ٱلَّذِينَ كَفَرُوا۟ يُكَذِّبُونَ
(٢٢) وَٱللَّهُ أَعْلَمُ بِمَا يُوعُونَ (٢٣) فَبَشِّرْهُم بِعَذَابٍ أَلِيمٍ (٢٤)
إِلَّا ٱلَّذِينَ ءَامَنُوا۟ وَعَمِلُوا۟ ٱلصَّٰلِحَٰتِ لَهُمْ أَجْرٌ غَيْرُ مَمْنُونٍ (٢٥)

ipinadala bilang tagapagmasid sa mga mananampalataya!

34 Subali't sa Araw na yaon, (sila namang) mga mananampalataya ang hahalakhak sa mga nagtakwil ng pananampalataya (*Kafirun*).

35 (Sila ay) Nasa mga luklukan (ng Karangalan), nagmamasid (sa lahat ng bagay pati na ang hamak na kalagayan ng *Kafirun*).

36 Hindi nga ba binayaran silang mga nagtakwil ng pananampalataya (*Kafirun*) sa anumang kanilang palagiang ginanagawa?

## Surah Al Inshiqaq

(Ang Pagkalansag)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 Kung ang kalangitan ay magkalansag-lansag,

2 At (ang kalangitan ay) makinig at tumalima sa (utos ng) kanyang *Rabb* (Panginoon) at nararapat niyang sundin.

3 At kung ang kalupaan ay (mabitak at) bumuka.

4 At iluwa ang (lahat ng) laman nito at naging hungkag.

5 At (ang kalupaan) ay makinig at tumalima sa (utos ng) kanyang *Rabb*.

6 O tao! Katotohanan, ikaw ay magsumikap (upang maabot) tungo sa iyong *Rabb*, nang tunay na pagsusumikap sapagka't Siya ay iyong makakatagpo.

7 Kaya't sinuman ang pagka-looban ng kanyang Talaan sa kanyang kanang kamay.

8 Siya ay tiyak na bibilangan sa pinakamagaan na pagbibilang.

9 At siya ay magbabalik sa kanyang angkan (na kapwa nananampalataya) nang may kagalakan.

10 Nguni't sinuman ang pagkalooban ng kanyang Talaan sa kanyang likuran.

11 Tiyak na kanyang hihilingin (o ipakikiusap) ang sariling kapahamakan (ng kanyang kaluluwa).

12 At (siya ay) papapasukin sa naglalagablab na Apoy (at ipalalasap sa kanya ang hapdi [ng paso] ng pagkasunog.

13 Katotohanan, siya, kapiling ng kanyang angkan (dito sa mundo) ay maligaya.

14 Katotohanan! Inakala niyang siya ay hindi magbabalik kailanman (sa Amin)!

15 Nguni't Katotohanan, ang kanyang *Rabb* ay lagi nang nagmamasid sa kanya!

16 Kaya't Ako ay sumusumpa *sa Ash-Shafaq* [1] (ang pulang sinag ng Araw sa oras

---

1 **Ash Shafaq**. Isinalaysay mula kay Ali, Ibn Abbas, Ubadah bin As Samit, Abu Hurayrah, Shaddad bin Aws, Ibn Umar, Muhammad bin Ali bin Al Husayn, Makhul, Bakr bin Abdullah Al Muzani, Bukayr bin Al Ashaj, Malik, bin Abi Dhi'b, At Abdul Aziz bin Abi Salamah Al Majishun, silang lahat ay nagsabi, "Ang Ash shafaq ay ang pagmumula (ng kalangitan). Al Qurtubi 19:274. Si Al Jawhari ay nagsabi,: Ang **Ash Shafaq** ay ang natitirang liwanag ng araw at ang kanyang pamumula sa pagsapit ng takipsilim hanggang sumapit ang Ganap na kadiliman. Si Ikrimah ay nagbigay ng gayun ding pahayag nang kanyang sabihin, "Ang *Ash-Shafaq* at yaong kung ano ang nasa pagitan ng Maghrib at Isha. Sa Sahih ni Muslim, ito ay nagtala mula kay Abdullah bin 'Amr na ang Sugo ng Allah ay nagsabi: Ang oras ng Maghrib ay (abot) hanggang ang **Ash Shafaq** ay hindi maglaho. Sahih Muslim vol 1 Hadith Bilang 426.

ng paglubog nito).
17 At sa gabi at sa anumang kanyang itinataboy sanhi ng kadiliman (nito),
18 At sa buwan sa (kanyang) kabilugan.
19 Katiyakang kayo ay magdadaan sa iba't ibang yugto (ng buhay at sa kabilang buhay).
20 Ano pa kaya ang kanilang naging dahilan at bakit sila ay hindi naniniwala (sa Allah at sa Kapahayagan ng Qur'an)?
21 At kung ang Qur'an ay binibigkas sa kanila, sila ay hindi nagpapatirapa (bilang paggalang at pagkilala sa kadakilaan ng Allah).
22 Bagkus, ito ay itinatwa ng *Kafirun (*ang katotohanan ng Qur'an).
23 At ang Allah ang higit na nakababatid kung ano ang kanilang itinatago (sa kanilang mga kalooban).
24 Kaya't ibalita sa kanila ang mahapding kaparusahan.
25 Maliban yaong mga (tapat na) nananampalataya at gumagawa ng mabuti, sa kanila ay gantimpalang walang hanggan (ang Paraiso).

## Surah Al Buruj

(Ang Mga Bituin)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 (Isinusumpa Ko) sa kalangitang tumatangan sa (pulutong ng) *Buruj* [1] (mga bituin,
2 At sa Ipinangakong (Takdang) *Araw*[2],

1 Si Bin Abbas, Mujahid, Ad-Dahhak, Al Hsan, Qatadah at As-Suddi ay nagsabi, "Ang **Buruj** ay tumutukoy sa mga bituin." (Al Qurtubi 19:200). Hinango ito sa Tafsir Ibn Kathir vol 10 pahina 424.

2 Si Ibn Hatim ay nagtala mula kay Abu Hurayrah na ang Sugo ng Allah ay nagsabi: "**At sa ipinangakong Araw.** Ito ay tumutukoy sa Araw ng Paghuhukom. "**At ang sumasaksi**", ito ay tumutukoy sa Araw ng Biyernes, at ang araw ay hindi sumisikat o lumulubog ng higit na mainam kaysa sa Araw ng Biyernes. Sa araw na ito, may isang oras na walang muslim na hindi nakaranas nito habang siya ay nagsusumamo sa Allah ng mga kabutihan maliban na ang Allah ay ipagkakaloob sa kanya ang kanyang ipinagsusumamo. Hindi siya humingi ng paglingap sa Allah maliban na siya ay pangangalagaan ng Allah laban dito. "**At sinasaksihan",** ito ay tumutukoy sa Araw ng Arafah (sa panahon ng Hajj). (At Tabari 24:332 batay sa Tafsir Ibn Kathir vol 10 pahina 425).

ترتيبها ٨٥ — سُورَةُ البُرُوجِ — آياتها ٢٢

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

وَٱلسَّمَآءِ ذَاتِ ٱلۡبُرُوجِ ﴿١﴾ وَٱلۡيَوۡمِ ٱلۡمَوۡعُودِ ﴿٢﴾ وَشَاهِدٖ وَمَشۡهُودٖ
﴿٣﴾ قُتِلَ أَصۡحَٰبُ ٱلۡأُخۡدُودِ ﴿٤﴾ ٱلنَّارِ ذَاتِ ٱلۡوَقُودِ ﴿٥﴾ إِذۡ هُمۡ عَلَيۡهَا
قُعُودٞ ﴿٦﴾ وَهُمۡ عَلَىٰ مَا يَفۡعَلُونَ بِٱلۡمُؤۡمِنِينَ شُهُودٞ ﴿٧﴾ وَمَا نَقَمُواْ
مِنۡهُمۡ إِلَّآ أَن يُؤۡمِنُواْ بِٱللَّهِ ٱلۡعَزِيزِ ٱلۡحَمِيدِ ﴿٨﴾ ٱلَّذِي لَهُۥ مُلۡكُ
ٱلسَّمَٰوَٰتِ وَٱلۡأَرۡضِۚ وَٱللَّهُ عَلَىٰ كُلِّ شَيۡءٖ شَهِيدٌ ﴿٩﴾ إِنَّ ٱلَّذِينَ
فَتَنُواْ ٱلۡمُؤۡمِنِينَ وَٱلۡمُؤۡمِنَٰتِ ثُمَّ لَمۡ يَتُوبُواْ فَلَهُمۡ عَذَابُ جَهَنَّمَ وَلَهُمۡ
عَذَابُ ٱلۡحَرِيقِ ﴿١٠﴾ إِنَّ ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ وَعَمِلُواْ ٱلصَّٰلِحَٰتِ لَهُمۡ
جَنَّٰتٞ تَجۡرِي مِن تَحۡتِهَا ٱلۡأَنۡهَٰرُۚ ذَٰلِكَ ٱلۡفَوۡزُ ٱلۡكَبِيرُ ﴿١١﴾ إِنَّ بَطۡشَ
رَبِّكَ لَشَدِيدٌ ﴿١٢﴾ إِنَّهُۥ هُوَ يُبۡدِئُ وَيُعِيدُ ﴿١٣﴾ وَهُوَ ٱلۡغَفُورُ ٱلۡوَدُودُ ﴿١٤﴾
ذُو ٱلۡعَرۡشِ ٱلۡمَجِيدُ ﴿١٥﴾ فَعَّالٞ لِّمَا يُرِيدُ ﴿١٦﴾ هَلۡ أَتَىٰكَ حَدِيثُ ٱلۡجُنُودِ
﴿١٧﴾ فِرۡعَوۡنَ وَثَمُودَ ﴿١٨﴾ بَلِ ٱلَّذِينَ كَفَرُواْ فِي تَكۡذِيبٖ ﴿١٩﴾ وَٱللَّهُ مِن
وَرَآئِهِم مُّحِيطُۢ ﴿٢٠﴾ بَلۡ هُوَ قُرۡءَانٞ مَّجِيدٞ ﴿٢١﴾ فِي لَوۡحٖ مَّحۡفُوظِۭ ﴿٢٢﴾

ترتيبها ٨٦ — سُورَةُ الطَّارِقِ — آياتها ١٧

3 At sa sumasaksi at (sa kanyang) sinasaksihan.
4 Isinumpa ang mga nagmamay-ari ng (nagliliyab na) hukay,
5 Sa apoy na pinagningas ng (talaksang) panggatong.
6 Nang sila ay nagsiupo sa ligid niyaon.
7 At kanilang sinaksihan kung anong (katampalasan) ang kanilang ginawa (ang karumal-dumal na pagsunog) laban sa mananampalataya.
8 At sila (mananampalataya) ay walang masamang ginawa maliban na sila ay naniwala (at sumamba) sa Allah, ang Ganap na Makapangyarihan, ang (tanging) nararapat sa Papuri.
9 Na Siyang nagmamay-ari ng Kapangyarihan sa mga kalangitan at ng kalupaan! At ang Allah
ang Saksi sa lahat ng bagay.
10 Katotohanan! Sila na nagbigay pasakit sa mga nananampalatayang lalaki at babae

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ
وَٱلسَّمَآءِ وَٱلطَّارِقِ ١ وَمَآ أَدۡرَىٰكَ مَا ٱلطَّارِقُ ٢ ٱلنَّجۡمُ ٱلثَّاقِبُ ٣ إِن كُلُّ
نَفۡسٖ لَّمَّا عَلَيۡهَا حَافِظٞ ٤ فَلۡيَنظُرِ ٱلۡإِنسَٰنُ مِمَّ خُلِقَ ٥ خُلِقَ مِن مَّآءٖ
دَافِقٖ ٦ يَخۡرُجُ مِنۢ بَيۡنِ ٱلصُّلۡبِ وَٱلتَّرَآئِبِ ٧ إِنَّهُۥ عَلَىٰ رَجۡعِهِۦ لَقَادِرٞ ٨
يَوۡمَ تُبۡلَى ٱلسَّرَآئِرُ ٩ فَمَا لَهُۥ مِن قُوَّةٖ وَلَا نَاصِرٖ ١٠ وَٱلسَّمَآءِ ذَاتِ ٱلرَّجۡعِ ١١
وَٱلۡأَرۡضِ ذَاتِ ٱلصَّدۡعِ ١٢ إِنَّهُۥ لَقَوۡلٞ فَصۡلٞ ١٣ وَمَا هُوَ بِٱلۡهَزۡلِ ١٤ إِنَّهُمۡ
يَكِيدُونَ كَيۡدٗا ١٥ وَأَكِيدُ كَيۡدٗا ١٦ فَمَهِّلِ ٱلۡكَٰفِرِينَ أَمۡهِلۡهُمۡ رُوَيۡدَۢا ١٧

ترتيبها ٨٧ — سُورَةُ الأَعۡلَى — آياتها ١٩

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ
سَبِّحِ ٱسۡمَ رَبِّكَ ٱلۡأَعۡلَى ١ ٱلَّذِي خَلَقَ فَسَوَّىٰ ٢ وَٱلَّذِي قَدَّرَ فَهَدَىٰ
٣ وَٱلَّذِيٓ أَخۡرَجَ ٱلۡمَرۡعَىٰ ٤ فَجَعَلَهُۥ غُثَآءً أَحۡوَىٰ ٥ سَنُقۡرِئُكَ
فَلَا تَنسَىٰٓ ٦ إِلَّا مَا شَآءَ ٱللَّهُۚ إِنَّهُۥ يَعۡلَمُ ٱلۡجَهۡرَ وَمَا يَخۡفَىٰ ٧ وَنُيَسِّرُكَ
لِلۡيُسۡرَىٰ ٨ فَذَكِّرۡ إِن نَّفَعَتِ ٱلذِّكۡرَىٰ ٩ سَيَذَّكَّرُ مَن يَخۡشَىٰ ١٠
وَيَتَجَنَّبُهَا ٱلۡأَشۡقَى ١١ ٱلَّذِي يَصۡلَى ٱلنَّارَ ٱلۡكُبۡرَىٰ ١٢ ثُمَّ لَا يَمُوتُ
فِيهَا وَلَا يَحۡيَىٰ ١٣ قَدۡ أَفۡلَحَ مَن تَزَكَّىٰ ١٤ وَذَكَرَ ٱسۡمَ رَبِّهِۦ فَصَلَّىٰ ١٥

(sa pamamagitan ng kalunos-lunos na pagsunog) at hindi nagsisi (at nagbalik-loob sa Allah), matatamo nila ang parusa ng Impiyerno at sila ay may (makakamtang) kaparusahan sa naglalagablab na Apoy.

11 Katotohanan! Sa mga (tapat na) nananampalataya at gumagawa ng kabutihan, mapapasakanila ang mga Hardin na sa ilalim nito ay may mga ilog na umaagos. Yaon ang Dakilang Tagumpay.

12 Katotohanan! Ang (Ipapataw na) kaparusahan ng inyong *Rabb* (Panginoon) ay (lubhang) mahapdi.

13 Katotohanan! Siya ang nagpasimula sa paglikha (ng lahat), at ito ay Kanyang uulitin (sa Araw ng Pagkabuhay Muli).

14 At Siya ang Lagi nang Mapagpatawad, ang Puspos ng Pagmamahal (sa mga mabubuting alipin),

15 Nagmamay-ari (o *Rabb*) ng Maluwalhating Trono.

16 (At) Ginagawa Niya ang anumang Kanyang naisin.

17 Nakarating na ba sa iyo ang kasaysayan ng mga Hukbo.

18 Ni Fir'awn (Paraon) at (ang Tribu ng) Thamud?

19 Nguni't (sa kabila ng nagdaang kasaysayan nito), yaong mga nagtakwil ng pananampalataya (*Kafirun*) ay patuloy na nagtatakwil (sa katotohanan ng mensahe ng Islam),

20 Datapwa't ang Allah ang sumasakop sa kanila (batid Niya ang kasamaan at ang kaukulang parusa nila)!

21 Walang alinlangan! Ito ang Maluwalhating Qur'an.

22 Na nasa ini-ingatang Talaan (ang *Al-Lawh Al Mahfuz*).

## Surah At-Tariq

(Ang Mga Bituin)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 (Isinusumpa Ko) sa Kalangitan at sa *Tariq* (Panggabing Panauhin).

2 At ano nga ba ang makapag-papaliwanag sa iyo kung ano ang *Tariq*?

3 (Ito) ang Bituing *Ath-Thaqib*[1] (nagluluningning);

4 Bawa't kaluluwa ay may taga-pagbantay (na mga Anghel),

5 Kaya't hayaang pag-isipan ng tao ang kanyang pagkakalikha!

6 Siya ay nilikha mula sa dumadaloy na tubig (semilya),

7 Na nagmumula sa pagitan ng gulugod at mga tadyang.

8 Katotohanan! Siya (ang Allah) ay may kakayahang ibalik (ang tao [sa pagkabuhay]).

9 Sa Araw na yaon na ang lahat ng mga lihim ay susuriin,

---

1 **Ath Thaqib**. Si Ibn Abbas ay nagsabi, "**Ath Thaqib**, ang nagluluningning (na bituin). At si Ikrimah ay nagsabi, "Ito ay nagluluningning at sinusunog ang mga Satanas." At Tabari 24:352. Ayon naman kay Qatadah at iba pa, ang bituing ito ay tinawag na **Tariq** sapagka't ito ay matatanaw lamang tuwing gabi at nagtatago sa araw. At Tabari 24:351.

10 Kaya, Siya (ang tao) ay walang lakas at walang makatutulong.
11 (Isinusumpa Ko) sa kalangitang paulit-ulit (na nagdala ng ulan).
12 At sa kalupaang nangabiyak (upang magpasibol ng mga halamanan).
13 Katotohanan! Ito (ang Qur'an) ay Salitang (tunay na) nagbubukod (sa pagitan ng kabutihan at kasamaan),
14 At ito ay hindi isang bagay na aliwan.
15 Katotohan! Sila (mga *Kafir)* ay tunay na nagtangka ng isang masamang balakin (laban sa mga mananampalataya),
16 At Ako man ay nagbabalak ng isang (tunay na) balakin (laban sa kanila),
17 Kaya't bigyan ng palugit (O, Muhammad!) ang mga nagsitakwil ng pananampalataya (Kafirun), pakitunguhan sila nang may kahinahunan [kahit sandali man lamang].

## Surah Al-A'la

(Ang Kataas-taasan)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 Luwalhatiin mo ang Ngalan ng iyong *Rabb* (Panginoon), ang Kataas-taasan.
2 Siyang lumikha (ng lahat at) nagbigay ng ganap na hubog.
3 At Siyang nagtakda (sa lahat ng bagay) at nagpatnubay (sa kanilang patunguhan).
4 At Siyang nagpasibol ng mga damuhan.
5 At pinapangyari Niyang ito ay mangalanta.
6 (Ituturo) Ipababasa Namin sa iyo (O Muhammad, ang Qur'an) upang hindi mangyaring ito ay iyong malimutan.
7 Maliban sa naisin ng Allah, Katotohanan, batid Niya ang mga Nakahayag at nakalihim.
8 At gagawin Naming magaan sa iyo (upang sundin) ang maginhawang (landas).
9 Kaya't ipaalala mo (sa tao) kung makabubuti ang paalala (sa kanila).
10 Ang paalala ay susundin ng sinumang may takot (sa Allah).
11 Subali't ito ay iiwasan ng mga (taong) sawimpalad.
12 Na sila'y papapasukin sa malaki (at malawak) na Apoy.
13 Na doon ay hindi siya mamamatay at hindi rin mabubuhay.
14 Katotohanan, magtatagumpay ang sinumang nagpa-pakadalisay.
15 At nakaaala-ala (at nagbibigay pagpupuri) sa Ngalan ng kanyang *Rabb* at nananalangin.
16 Subali't (pagmasdan)! Higit ninyong pinili ang buhay sa mundong ito.
17 Bagama't ang kabilang buhay ay higit na mabuti at walang hanggan.
18 Katotohanan, ito ay nakasaad sa mga naunang Kasulatan.
19 Sa mga Kasulatan ni Abraham at ni Moises.

## Surah Al-Ghashiyah

(Ang Kasindak-sindak)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 Nakarating na ba sa iyo ang salaysay (tungkol) sa *Ghashiyah*[1] (ang kasindak-sindak na pangyayari)?
2 Ang ibang mga mukha sa Araw na yaon ay mangangayupapa,
3 (Sila ay) pagod (dahil sa pagsamba sa iba bukod sa Allah sa mundo), hapong-hapo (sa kabilang buhay na may kahihiyan),
4 Papapasukin (sila) sa Apoy na *Hamiyah* (nagbabaga sa tindi ng init),
5 (Sila ay) Paiinumin mula sa kumukulong bukal,
6 Sila ay hindi magkakaroon ng pagkain maliban sa (mapait, matinik at nakasasamid na) *Dari*[2],
7 Na hindi nakabubusog o nakapapawi ng gutom.

---

1 **Ghashiyah.** Ito ang isang pangalan ng Araw ng Paghuhukom ayon kay Ibn Abbas, Qatada at Ibn Zayd. At Tabari 24:38. Tinawag nang gayon sapagka't sinisindak nito ang mga tao.

2 **Dari**. Si Ali bin Abi Talhan ay nagsalaysay mula kay Ibn Abbas na nagsabi, "Ang Dari ay isang punongkahoy sa ilalim ng Impiyerno." At Tabari 24:385. At si Ikrimah ay nagsabi na, "Ito ay matinik na punongkahoy na abot sa pinakailalim ng Impiyerno." At Tabari 24:384.

بَلْ تُؤْثِرُونَ ٱلْحَيَوٰةَ ٱلدُّنْيَا ﴿١٦﴾ وَٱلْـَٔاخِرَةُ خَيْرٌ وَأَبْقَىٰٓ ﴿١٧﴾ إِنَّ
هَٰذَا لَفِى ٱلصُّحُفِ ٱلْأُولَىٰ ﴿١٨﴾ صُحُفِ إِبْرَٰهِيمَ وَمُوسَىٰ ﴿١٩﴾

ترتيبها ٨٨ — سُورَةُ الغَاشِيَةِ — آياتها ٢٦

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

هَلْ أَتَىٰكَ حَدِيثُ ٱلْغَٰشِيَةِ ﴿١﴾ وُجُوهٌ يَوْمَئِذٍ خَٰشِعَةٌ ﴿٢﴾
عَامِلَةٌ نَّاصِبَةٌ ﴿٣﴾ تَصْلَىٰ نَارًا حَامِيَةً ﴿٤﴾ تُسْقَىٰ مِنْ عَيْنٍ ءَانِيَةٍ ﴿٥﴾
لَّيْسَ لَهُمْ طَعَامٌ إِلَّا مِن ضَرِيعٍ ﴿٦﴾ لَّا يُسْمِنُ وَلَا يُغْنِى مِن جُوعٍ ﴿٧﴾
وُجُوهٌ يَوْمَئِذٍ نَّاعِمَةٌ ﴿٨﴾ لِّسَعْيِهَا رَاضِيَةٌ ﴿٩﴾ فِى جَنَّةٍ عَالِيَةٍ ﴿١٠﴾
لَّا تَسْمَعُ فِيهَا لَٰغِيَةً ﴿١١﴾ فِيهَا عَيْنٌ جَارِيَةٌ ﴿١٢﴾ فِيهَا سُرُرٌ مَّرْفُوعَةٌ ﴿١٣﴾
وَأَكْوَابٌ مَّوْضُوعَةٌ ﴿١٤﴾ وَنَمَارِقُ مَصْفُوفَةٌ ﴿١٥﴾ وَزَرَابِىُّ مَبْثُوثَةٌ ﴿١٦﴾
أَفَلَا يَنظُرُونَ إِلَى ٱلْإِبِلِ كَيْفَ خُلِقَتْ ﴿١٧﴾ وَإِلَى ٱلسَّمَآءِ كَيْفَ
رُفِعَتْ ﴿١٨﴾ وَإِلَى ٱلْجِبَالِ كَيْفَ نُصِبَتْ ﴿١٩﴾ وَإِلَى ٱلْأَرْضِ كَيْفَ
سُطِحَتْ ﴿٢٠﴾ فَذَكِّرْ إِنَّمَآ أَنتَ مُذَكِّرٌ ﴿٢١﴾ لَّسْتَ عَلَيْهِم
بِمُصَيْطِرٍ ﴿٢٢﴾ إِلَّا مَن تَوَلَّىٰ وَكَفَرَ ﴿٢٣﴾ فَيُعَذِّبُهُ ٱللَّهُ ٱلْعَذَابَ
ٱلْأَكْبَرَ ﴿٢٤﴾ إِنَّ إِلَيْنَآ إِيَابَهُمْ ﴿٢٥﴾ ثُمَّ إِنَّ عَلَيْنَا حِسَابَهُم ﴿٢٦﴾

8 Ang ibang mukha sa Araw na yaon ay maliligaya.
9 Nasisiyahan dahil sa kanilang pagsusumikap (sa paggawa ng mga kabutihan at pagpapakasakit na ginawa sa mundong ito),
10 (Sila ay naroroon) sa matayog ng Hardin (Paraiso),
11 Doon ay wala silang maririnig na Laghwa (salitang malaswa at kasinungalingan),
12 Doon ay may umaagos na bukal,
13 Doon ay may mga matataas na Luklukan (Trono),
14 At may nakahandang mga (kopitang) inuman,
15 At *Namariq*[1] (mga malalambot na unan)
na isinaayos nang magkakahanay,
16 At nakalatag na marangyang (mamahaling) alpombra.
17 Hindi ba nila nasusulyapan (at iniisip) ang mga kamelyo, kung paano sila nilikha?
18 At ang kalangitan, kung paano ito itinaas?
19 At ang mga kabundukan, kung paano ito pinaugatan (bilang talasok upang maging matatag)?
20 At ang kalupaan, kung paano ito inilatag (nang malawak)?
21 Kaya't paalalahanan sila (O Muhammad); sapagka't ikaw ay tagapagpaalala lamang,
22 Ikaw ay hindi (isinugo bilang) isang *Musaytir* (magpilit) sa kanila.
23 Subali't sinuman ang tumalikod at nagtakwil (nagkasala ng *Kufr*[2]),
24 Siya ay parurusahan ng Allah ng matinding parusa.
25 Katiyakan, sa Amin ang kanilang pagbabalik,
26 At katiyakan, na sa Amin ang pagbibilang sa kanila.

## Surah Al-Fajr

(Ang Bukang Liwayway)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 (Isinusumpa Ko) sa Bukang Liwayway.
2 *At sa (unang) sampung Gabi (ng buwan ng* Dhul Hijja),
3 At sa (pagkakaiba) ng Pares at Gansal,
4 At sa Gabi kung ito ay lumilipas.
5 Hindi ba mayroong sapat na patunay sa mga ito para sa mga taong may pang-unawa?
6 Hindi mo ba napag-isipan kung paano pakitunguhan ng iyong *Rabb* (Panginoon) ang mamamayan ng) *'Ad*?

---

1 **An Nama-riq**. Si Ibn Abbas ay nagpaliwanag at sinabi, "Ang **Nama-riq** ay mga unan." Ito rin ang paliwanag nina Ikrimah, Qatadah, Ad-Dahhak at iba pang napananaligang muslim

2 **Kufr.** Ito ay pagtakwil sa katotohanan at kawalan ng pananampalataya o paniniwala sa mga haligi ng Islamikong Pananampalataya: ang paniniwala sa Allah bilang Nag-iisang Diyos na dapat sambahin, ang paniniwala sa Kanyang mga Anghel, ang paniniwala sa Kanyang mga Sugo at Propeta, ang paniniwala sa mga Kasulatan o Kapahayagan, ang paniniwala sa Araw ng Pagkabuhay Muli o Paghuhukom, at ang paniniwala sa Qadar (Tadhana). Ang isang tao na nagkasala ng Kufr ay tinatawag na Kafir (o sa pangmaramihang bilang **Kafirun** o **Kuffaar.**

7 (Mula sa angkan ni) *Iram*[1] (na sadyang matatangkad) tulad ng (mga nagtataasang) haligi,
8 (Na) ang tulad nila ay hindi pa nalikha sa alinmang lupain.
9 At ang (Tribu ng) Thamud na tumatapyas ng mga batong (bundok) sa lambak (upang gawing tirahan),
10 At si Fir'awn (Paraon) na may *Awtad* [2] (talasok tanda ng kanyang kapangyarihan),
11 Silang gumawa ng labis na pagsuway sa kalupaan.
12 At doon sila ay naghasik ng katampalasanan,
13 Kaya't ipinataw sa kanila ng iyong *Rabb* ang iba't ibang uri ng mga matitinding kaparusahan.
14 Katotohanan, ang iyong *Rabb* ay lagi nang nagmamasid.
15 Kung ang tao ay subukan ng kanyang *Rabb* na gawaran ng biyaya at karangalan, kanyang sinasabi (nang may pagmamalaki): "Ako ay pinarangalan ng aking *Rabb*"!
16 Nguni't kung siya ay sinubukan ng kanyang *Rabb* na higpitan sa kanyang pangangailangan, sinasabi niya: "Ako ay hinamak ng aking *Rabb*"!
17 Hindi lamang iyon! Kayo ay walang pagmamalasakit sa mga ulila (at hindi ipinagkakaloob sa kanila ang kaukulang karapatan ng pamana),
18 At hindi kayo nanghihimok na pakainin ang mga dukha,
19 At inyong nilustay ang pamana nang may kagahaman,
20 At inyong minamahal ang kayamanan nang masidhing pagmamahal.
21 Katiyakan! Kung ang kalupaan ay durugin at maligis,

---

1 **Angkan ni Iram**. Ito ang mga kauna-unahang lahi o mamamayan ng 'Ad. Sila ay mula sa lahi ng "Ad bin Iram bin Aws bin Sam bin Nuh. Ito ang sinabi ni Ibn Ishaq. At Tabari 24:404.
2 **Ang Awtad**. Si Al Awfi ay nagsalaysay mula kay Ibn Abbas na nagbigay paliwanag na ang: "Ang **Awtad** ay ang mga kawal na ipinatutupad ang kautusan para sa kanya. At sinabi rin na si Fir'awn ay nagbibigay ng parusa sa pamamagitan ng pagpako ng kanilang kamay at paa sa mga Awtad (talasok) na yari sa bakal at pagkaraan ay kanyang ibibitin mula rito. At Tabari 24:409 Ganito rin ang paliwanag ni Mujahid nang sabihin niya na "Lagi niyang ipinapako ang mga tao sa Awtad (talasok) At Tabari 24:409.

ترتيبها ٨٩ — سُورَةُ الفَجۡرِ — آياتها ٣٠

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

وَٱلۡفَجۡرِ ١ وَلَيَالٍ عَشۡرٖ ٢ وَٱلشَّفۡعِ وَٱلۡوَتۡرِ ٣ وَٱلَّيۡلِ إِذَا يَسۡرِ
٤ هَلۡ فِي ذَٰلِكَ قَسَمٞ لِّذِي حِجۡرٍ ٥ أَلَمۡ تَرَ كَيۡفَ فَعَلَ رَبُّكَ بِعَادٍ
٦ إِرَمَ ذَاتِ ٱلۡعِمَادِ ٧ ٱلَّتِي لَمۡ يُخۡلَقۡ مِثۡلُهَا فِي ٱلۡبِلَٰدِ ٨
وَثَمُودَ ٱلَّذِينَ جَابُواْ ٱلصَّخۡرَ بِٱلۡوَادِ ٩ وَفِرۡعَوۡنَ ذِي ٱلۡأَوۡتَادِ ١٠
ٱلَّذِينَ طَغَوۡاْ فِي ٱلۡبِلَٰدِ ١١ فَأَكۡثَرُواْ فِيهَا ٱلۡفَسَادَ ١٢ فَصَبَّ
عَلَيۡهِمۡ رَبُّكَ سَوۡطَ عَذَابٍ ١٣ إِنَّ رَبَّكَ لَبِٱلۡمِرۡصَادِ ١٤ فَأَمَّا
ٱلۡإِنسَٰنُ إِذَا مَا ٱبۡتَلَىٰهُ رَبُّهُۥ فَأَكۡرَمَهُۥ وَنَعَّمَهُۥ فَيَقُولُ رَبِّيٓ أَكۡرَمَنِ
١٥ وَأَمَّآ إِذَا مَا ٱبۡتَلَىٰهُ فَقَدَرَ عَلَيۡهِ رِزۡقَهُۥ فَيَقُولُ رَبِّيٓ أَهَٰنَنِ ١٦
كَلَّاۖ بَل لَّا تُكۡرِمُونَ ٱلۡيَتِيمَ ١٧ وَلَا تَحَٰٓضُّونَ عَلَىٰ طَعَامِ
ٱلۡمِسۡكِينِ ١٨ وَتَأۡكُلُونَ ٱلتُّرَاثَ أَكۡلٗا لَّمّٗا ١٩
وَتُحِبُّونَ ٱلۡمَالَ حُبّٗا جَمّٗا ٢٠ كَلَّآ إِذَا دُكَّتِ ٱلۡأَرۡضُ دَكّٗا
دَكّٗا ٢١ وَجَآءَ رَبُّكَ وَٱلۡمَلَكُ صَفّٗا صَفّٗا ٢٢ وَجِاْيٓءَ يَوۡمَئِذِۭ
بِجَهَنَّمَۚ يَوۡمَئِذٖ يَتَذَكَّرُ ٱلۡإِنسَٰنُ وَأَنَّىٰ لَهُ ٱلذِّكۡرَىٰ ٢٣

22 At ang iyong *Rabb* ay dumating na kasama ang mga Anghel na magkakahanay,
23 At ang Impiyerno sa Araw na yaon ay dadalhing malapit. Sa Araw na yaon ay maaalala ng tao (ang mga babala), nguni't paano makatutulong sa kanya ang gayong pag-alaala?
24 Kanyang sasabihin: "Sayang! Sana'y nakagawa ako noon (ng kabutihan) para sa aking buhay (na ito)!"
25 Kaya, sa Araw na yaon walang parurusahan na makakatulad ng Kanyang paggawad ng parusa,
26 At walang igagapos na makakatulad ng Kanyang paggapos.
27 (At sasabihin naman sa matatapat): "O (kaluluwa) na nasa matiwasay na kalagayan at kasiyahan!
28 "Magbalik sa iyong *Rabb* nang may kasiyahan (sa sarili) at may kasiyahan (din) sa Kanya!
29 Kaya't ikaw a pumasok bilang isa sa Aking (pinarangalang) alipin,
30 At ikaw ay pumasok sa Aking Paraiso!"

يَقُولُ يَٰلَيۡتَنِي قَدَّمۡتُ لِحَيَاتِي ﴿٢٤﴾ فَيَوۡمَئِذٖ لَّا يُعَذِّبُ عَذَابَهُۥٓ أَحَدٞ ﴿٢٥﴾
وَلَا يُوثِقُ وَثَاقَهُۥٓ أَحَدٞ ﴿٢٦﴾ يَٰٓأَيَّتُهَا ٱلنَّفۡسُ ٱلۡمُطۡمَئِنَّةُ ﴿٢٧﴾ ٱرۡجِعِيٓ
إِلَىٰ رَبِّكِ رَاضِيَةٗ مَّرۡضِيَّةٗ ﴿٢٨﴾ فَٱدۡخُلِي فِي عِبَٰدِي ﴿٢٩﴾ وَٱدۡخُلِي جَنَّتِي ﴿٣٠﴾

ترتيبها ٩٠ — سُورَةُ البَلَدِ — آياتها ٢٠

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

لَآ أُقۡسِمُ بِهَٰذَا ٱلۡبَلَدِ ﴿١﴾ وَأَنتَ حِلُّۢ بِهَٰذَا ٱلۡبَلَدِ ﴿٢﴾ وَوَالِدٖ وَمَا وَلَدَ
﴿٣﴾ لَقَدۡ خَلَقۡنَا ٱلۡإِنسَٰنَ فِي كَبَدٍ ﴿٤﴾ أَيَحۡسَبُ أَن لَّن يَقۡدِرَ عَلَيۡهِ
أَحَدٞ ﴿٥﴾ يَقُولُ أَهۡلَكۡتُ مَالٗا لُّبَدًا ﴿٦﴾ أَيَحۡسَبُ أَن لَّمۡ يَرَهُۥٓ أَحَدٌ
﴿٧﴾ أَلَمۡ نَجۡعَل لَّهُۥ عَيۡنَيۡنِ ﴿٨﴾ وَلِسَانٗا وَشَفَتَيۡنِ ﴿٩﴾ وَهَدَيۡنَٰهُ
ٱلنَّجۡدَيۡنِ ﴿١٠﴾ فَلَا ٱقۡتَحَمَ ٱلۡعَقَبَةَ ﴿١١﴾ وَمَآ أَدۡرَىٰكَ مَا ٱلۡعَقَبَةُ ﴿١٢﴾
فَكُّ رَقَبَةٍ ﴿١٣﴾ أَوۡ إِطۡعَٰمٞ فِي يَوۡمٖ ذِي مَسۡغَبَةٖ ﴿١٤﴾ يَتِيمٗا ذَا مَقۡرَبَةٍ
﴿١٥﴾ أَوۡ مِسۡكِينٗا ذَا مَتۡرَبَةٖ ﴿١٦﴾ ثُمَّ كَانَ مِنَ ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ وَتَوَاصَوۡاْ
بِٱلصَّبۡرِ وَتَوَاصَوۡاْ بِٱلۡمَرۡحَمَةِ ﴿١٧﴾ أُوْلَٰٓئِكَ أَصۡحَٰبُ ٱلۡمَيۡمَنَةِ ﴿١٨﴾ وَٱلَّذِينَ
كَفَرُواْ بِـَٔايَٰتِنَا هُمۡ أَصۡحَٰبُ ٱلۡمَشۡـَٔمَةِ ﴿١٩﴾ عَلَيۡهِمۡ نَارٞ مُّؤۡصَدَةُۢ ﴿٢٠﴾

ترتيبها ٩١ — سُورَةُ الشَّمۡسِ — آياتها ١٥

# Surah Al-Balad

(Ang Lungsod)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 (Isinusumpa Ko) sa Lungsod na ito (ang Makkah),
2 At ikaw ay (isang) Malaya (na nananahan) sa lungsod na ito.
3 At (Isinusumpa Ko) sa nagsilang at ng kanyang isinilang,
4 Katotohanan, Aming nilikha ang tao sa pagpapakasakit.
5 Inaakala ba niya na walang (Isang) Makapangyarihan (na makapananaig) sa kanya?
6 Kanyang sinabi (nang may pagyayabang): "Ako ay naglustay ng napakalaking kayamanan!"
7 Pakiwari ba niya'y walang nakakikita sa kanya?
8 Hindi ba Namin nilikha para sa kanya ang dalawang mata?
9 At ang dila at dalawang labi?
10 At ipinakita Namin sa kanya ang dalawang landas (mabuti at masama)?
11 Subali't hindi siya (nagsikap upang) tumahak sa matarik na landas (ng pagpapakasakit),
12 At ano nga ba ang makapagpapaliwanag sa iyo kung ano ang matarik na landas (ng pagpapakasakit)?
13 (Ito) ang pagpapalaya[1] ng alipin,
14 O di kaya ang pamamahagi ng pagkain sa araw ng paghihikahos,
15 Sa kamag-anak[2] na ulila,
16 O sa dukha (na nilugmok ng kahirapan) na nakahandusay sa buhanginan.
17 At sa gayon (kung ito ay kanyang nagawa) siya ay kabilang sa mga (tapat na) Mananampalataya at nagpapayuhan sa isa't isa ng pagiging matiisin at nagpapayuhan sa isa't isa ng pagiging maawain,
18 Sila ang nasa kanang kamay (na mananahan sa Paraiso).
19 At yaong hindi nanalig sa Aming Ayat[3], sila ang nasa kaliwang kamay (na mananahan sa Impiyerno),
20 Sa kanila ay ibabalot[4] ang Apoy.

---

1 Isinalaysay ni Abu Hurayrah na sinabi ng Sugo ng Allah na,: "Sinuman ang nagpalaya ng isang aliping Muslim, ililigtas ng Allah ang lahat ng bahagi ng kanyang katawan mula sa Apoy ng Impiyerno sapagka't pinalaya niya ang mga bahaging katawan ng isang alipin." Sahih Bukhari vol 3, Hadith Bilang 693.

2 Tinipon ni Imam Ahmad na isinalaysay ni Salman bin Amr na sinabi niya na kanyang narinig ang Sugo ng Allah na nagsabing: "Ang kawanggawa (Sadaqah) sa taong dukha ay itinuturing bilang isang sadaqah, samantalang kung tio (sadaqah) ay ipinagkaloob sa isang kamag-anakan, ito ay binibilang na dalawang sadaqah: **(1)** sadaqah at **(2)** pakikipag-ugnayan sa kamag-anakan." Ahmad 4:214.

3 **Ayat**-ito ay isang salita sa wikang arabik na kadalasan ay tumutukoy sa mga tanda, kapahayagan, batas, aral at babala na ipinahihiwatig ng Allah sa tao upang magkaroon ng pagkakataon na mag-isip, unawain at magnilay-nilay sa lahat ng oras.

4 Binigkas ni Ibn Mas'ud ang ayah na ito at pagkaraan ay nagsabi, "Yaong itatapon sa Apoy ng Impiyerno, bawa't isa sa kanila ay ilalagay sa magkakahiwalay na **Tabut** (kahon) ng Apoy, upang hindi niya Makita ang sinumang pinarurusahan sa Apoy ng Impiyerno maliban sa kanyang sarili lamang. Tafsir Ibn Kathir, Tabari at Qurtubi).

## Surah Ash-Shams

(Ang Araw)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 (Isinumpa Ko) sa Araw at sa kanyang liwanag,
2 At sa Buwan kung sinusundan nito (ang Araw),
3 At sa maghapong ipinakikita ang liwanag (ng sinag ng Araw),
4 At sa (dilim ng) Gabi kung tinatakpan nito (ang Araw),
5 At sa Kalangitan at sa Kanya na nagtayo nito,
6 At sa kalupaan at sa Kanya na naglatag nito,
7 At sa Kaluluwa[1] at sa kanya na nagbigay ganap na sukat (anyo o hubog) nito,
8 Pagkaraan, ipinakita[2] Niya sa kanya (sa tao) kung ano ang makabubuti at makasasama sa kanya.
9 Tunay na sinumang ginawang padalisayin (ang sariling kaluluwa), siya ang magtatagumpay,
10 At sinuman ang ginawang tiwali ang kanyang sarili, siya ang mabibigo.
11 Pinabulaanan (itinakwil [ang katotohanan]) ng (Tribu ng) Thamud (ang Sugo sa kanila [si Propeta Salih]) sa pamamagitan ng pagsuway (pagtalikod sa tunay na pagsamba at paggawa ng iba't ibang uri ng kasalanan).
12 Nang ang pinakamasama mula sa kanila ay humayo (upang paslangin ang kamelyo),
13 At ang Sugo ng Allah ay nagsabi sa kanila: "Mag-ingat! (Huwag saktan) Ito ang babaing kamelyo (na ipinadala) ng Allah (bilang pagsubok) at huwag hadlangan ang

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

وَٱلشَّمۡسِ وَضُحَىٰهَا ١ وَٱلۡقَمَرِ إِذَا تَلَىٰهَا ٢ وَٱلنَّهَارِ إِذَا جَلَّىٰهَا ٣
وَٱلَّيۡلِ إِذَا يَغۡشَىٰهَا ٤ وَٱلسَّمَآءِ وَمَا بَنَىٰهَا ٥ وَٱلۡأَرۡضِ وَمَا طَحَىٰهَا
٦ وَنَفۡسٖ وَمَا سَوَّىٰهَا ٧ فَأَلۡهَمَهَا فُجُورَهَا وَتَقۡوَىٰهَا ٨ قَدۡ
أَفۡلَحَ مَن زَكَّىٰهَا ٩ وَقَدۡ خَابَ مَن دَسَّىٰهَا ١٠ كَذَّبَتۡ ثَمُودُ
بِطَغۡوَىٰهَآ ١١ إِذِ ٱنۢبَعَثَ أَشۡقَىٰهَا ١٢ فَقَالَ لَهُمۡ رَسُولُ ٱللَّهِ
نَاقَةَ ٱللَّهِ وَسُقۡيَٰهَا ١٣ فَكَذَّبُوهُ فَعَقَرُوهَا فَدَمۡدَمَ
عَلَيۡهِمۡ رَبُّهُم بِذَنۢبِهِمۡ فَسَوَّىٰهَا ١٤ وَلَا يَخَافُ عُقۡبَٰهَا ١٥

سُورَةُ اللَّيْلِ
آياتها ٢١ — ترتيبها ٩٢

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

وَٱلَّيۡلِ إِذَا يَغۡشَىٰ ١ وَٱلنَّهَارِ إِذَا تَجَلَّىٰ ٢ وَمَا خَلَقَ ٱلذَّكَرَ وَٱلۡأُنثَىٰٓ ٣
إِنَّ سَعۡيَكُمۡ لَشَتَّىٰ ٤ فَأَمَّا مَنۡ أَعۡطَىٰ وَٱتَّقَىٰ ٥ وَصَدَّقَ بِٱلۡحُسۡنَىٰ ٦
فَسَنُيَسِّرُهُۥ لِلۡيُسۡرَىٰ ٧ وَأَمَّا مَنۢ بَخِلَ وَٱسۡتَغۡنَىٰ ٨ وَكَذَّبَ بِٱلۡحُسۡنَىٰ
٩ فَسَنُيَسِّرُهُۥ لِلۡعُسۡرَىٰ ١٠ وَمَا يُغۡنِي عَنۡهُ مَالُهُۥٓ إِذَا تَرَدَّىٰٓ ١١ إِنَّ عَلَيۡنَا
لَلۡهُدَىٰ ١٢ وَإِنَّ لَنَا لَلۡأٓخِرَةَ وَٱلۡأُولَىٰ ١٣ فَأَنذَرۡتُكُمۡ نَارٗا تَلَظَّىٰ ١٤

kanyang pag-inom",
14 Subali't siya'y kanilang pinabulaanan at pinatay ang kamelyo; kaya't sila ay pinuksa ng kanilang *Rabb* (Panginoon) nang dahil sa kanilang mga kasalanan, at pinatawan sila nang magkakatulad na kapahamakan.
15 At hindi Niya (ang Allah) pinangambahan ang anumang kahihinatnan ng mga ito.

## Surah Al-Layl

(Ang Gabi)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 (Isinusumpa Ko) Sa Gabi kung lumalaganap (ang kadiliman nito),
2 At sa Araw kung lumilitaw ang sinag (ng liwanag) nito,
3 At sa Kanya na lumikha sa lalaki at babae,
4 Katiyakan, ang inyong mga sikap at gawa ay magkakaiba (sa layunin).

---

1 Itinala ni Bukhari at Muslim na si Abu Hurayrah ay nagsalaysay na sinabi ng Sugo ng Allah,: "Bawa't sanggol ay isinilang sa kalagayang **Fitrah** (Likas na sumasamba at naniniwala sa Nag-iisang Diyos), subali't ang kanyang mga magulang ay ginawa siyang isang Hudyo, o isang Kristiyano o isang Zoroastriano. Ito ay katulad ng isang hayop na isinilang, mayroong kabuuang bahagi ng katawan. Mayroon ba kayong nakita ng kahit isang pagkukulang nito? Sahih Muslim vol Hadith Bilang 2048.

2 "Sinuman ang nilikha ng Allah para sa isang kalagayan (Paraiso o Impiyerno) Kanyang ginagawang magaan ito para sa taong ito (upang makamtan niya ito). Ang patunay nito ay ang ayat na ito (ayah bilang 7 at 8). At pagkaraan ay ipinakita Niya ang makabubuti at makasasama ng kanyang kaluluwa. "Ahmad 4:438 at Muslim 4:2041.

لَا يَصْلَىٰهَآ إِلَّا ٱلْأَشْقَى ﴿١٥﴾ ٱلَّذِى كَذَّبَ وَتَوَلَّىٰ ﴿١٦﴾ وَسَيُجَنَّبُهَا
ٱلْأَتْقَى ﴿١٧﴾ ٱلَّذِى يُؤْتِى مَالَهُۥ يَتَزَكَّىٰ ﴿١٨﴾ وَمَا لِأَحَدٍ عِندَهُۥ مِن
نِّعْمَةٍ تُجْزَىٰٓ ﴿١٩﴾ إِلَّا ٱبْتِغَآءَ وَجْهِ رَبِّهِ ٱلْأَعْلَىٰ ﴿٢٠﴾ وَلَسَوْفَ يَرْضَىٰ ﴿٢١﴾

ترتيبها ٩٣ — سُورَةُ الضُّحَىٰ — آياتها ١١

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

وَٱلضُّحَىٰ ﴿١﴾ وَٱلَّيْلِ إِذَا سَجَىٰ ﴿٢﴾ مَا وَدَّعَكَ رَبُّكَ وَمَا قَلَىٰ ﴿٣﴾
وَلَلْءَاخِرَةُ خَيْرٌ لَّكَ مِنَ ٱلْأُولَىٰ ﴿٤﴾ وَلَسَوْفَ يُعْطِيكَ رَبُّكَ
فَتَرْضَىٰٓ ﴿٥﴾ أَلَمْ يَجِدْكَ يَتِيمًا فَـَٔاوَىٰ ﴿٦﴾ وَوَجَدَكَ ضَآلًّا
فَهَدَىٰ ﴿٧﴾ وَوَجَدَكَ عَآئِلًا فَأَغْنَىٰ ﴿٨﴾ فَأَمَّا ٱلْيَتِيمَ فَلَا تَقْهَرْ
﴿٩﴾ وَأَمَّا ٱلسَّآئِلَ فَلَا تَنْهَرْ ﴿١٠﴾ وَأَمَّا بِنِعْمَةِ رَبِّكَ فَحَدِّثْ ﴿١١﴾

ترتيبها ٩٤ — سُورَةُ الشَّرْحِ — آياتها ٨

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

أَلَمْ نَشْرَحْ لَكَ صَدْرَكَ ﴿١﴾ وَوَضَعْنَا عَنكَ وِزْرَكَ ﴿٢﴾ ٱلَّذِىٓ
أَنقَضَ ظَهْرَكَ ﴿٣﴾ وَرَفَعْنَا لَكَ ذِكْرَكَ ﴿٤﴾ فَإِنَّ مَعَ ٱلْعُسْرِ يُسْرًا ﴿٥﴾ إِنَّ
مَعَ ٱلْعُسْرِ يُسْرًا ﴿٦﴾ فَإِذَا فَرَغْتَ فَٱنصَبْ ﴿٧﴾ وَإِلَىٰ رَبِّكَ فَٱرْغَب ﴿٨﴾

5 Kaya't sinuman ang namamahagi (sa kawanggawa) at may taglay na *Taqwa*[1] (sa Allah),
6 At (buong pusong) naniniwala sa (mga pagpapala ng Allah) kabutihan,
7 Magkagayon, gagawin Naming magaan sa kanya ang landas ng kabutihan.

---

1 Ang **Taqwa** ay isang katagang arabik na may literal na kahulugan na "takot" subali't sa Islamikong pananaw nito, ang kahulugan nito ay takot sa Diyos (Allah) na may lakip na pagsunod, paggalang, pagtalima nang buong puso at nang pagmamahal. Ang taqwa ay tumutukoy din sa pagiging mapag-alala sa Allah sa pamamagitan ng pagsasagawa ng mga tungkulin sa paraang kalugod-lugod sa Kanya. Kaya, ang Mutaqqun ay mga taong tunay na may takot sa Allah. Sila ay gumagawa ng lahat ng uri ng kabutihan upang makamtan nila ang Kasiyahan ng Allah. Gayon din, sila ay umiiwas sa lahat ng bagay na makasalanan o magiging daan upang magkasala. Minamahal nila ang Allah nang higit sa anumang bagay. Sila ang mga taong nakahandang ihandog ang yaman at buhay sa paglilingkod sa Dakilang Allah.

8 Nguni't sinuman ang sakim at nag-aakalang Malaya sa anumang pangangailangan (mula sa Allah).
9 At hindi naniniwala sa kabutihan (o pagpapala ng Allah),
10 Katiyakan, gagawin Naming magaan sa kanya (hanggang siya'y mabulid) sa landas ng kahirapan),
11 At ano ang magagawang tulong ng kanyang yaman kung siya ay masadlak (sa kapahamakan ng Impiyerno)?
12 Tunay nga! na nasa Amin ang (pagbibigay ng) tunay na patnubay.
13 At tunay nga! na nasa Amin ang Huli (ang kabilang buhay) at ang Una (ang buhay sa daigdig na ito).
14 Kaya't binabalaan Ko kayo ng isang naglalagablab na Apoy (ng Impiyerno),
15 Walang papasok doon maliban sa mga sawimpalad.
16 Na nagtakwil (sa katotohanan) at tumalikod.
17 Nguni't yaong may taqwa ay ilalayo mula rito (sa Apoy).
18 Siya na gumugugol ng kanyang yaman (sa kawanggawa) upang gawing dalisay (ang sarili).
19 At hindi upang maghangad ng kabayaran mula kaninuman,
20 Maliban sa pag-asam niyang masilayan ang Kasiyahan ng kanyang *Rabb* (Panginoon), ang Kataas-taasan,
21 At katiyakan na kanyang makakamit ang (ganap na) kasiyahan.

## Surah Ad-Dhu'ha

(Ang Umaga)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 (Isinusumpa Ko) sa (Maluwalhating Liwanag ng) *Duha*[2] (Umaga),
2 At sa Gabi kung ito ay nagdidilim (at nanatiling tahimik),

---

2 **I**sinalaysayni Ibn Laila: Tanging si Umm Hani ang nagsabi sa amin na nakita niya ang Sugo ng Allah na nagsasagawa ng Salatud-Duha (pagkaraan ng ganap na pagsikat ang Araw). Siya ay nagsabi: "Sa Araw ng Pananakop sa Makkah, ang Propeta ay naligo sa aking tahanan at nagsagawa ng walong rak'at. Kailanman ay hindi ko siya nakitang nagdasal nang gayong magaang pagdarasal nguni't ginagawa niya nang ganap na maayos ang pagyuko at pagsubsob." Sahih Bukhari vol 2, Hadith Bilang 207A).

3 Ikaw ay hindi pinabayaan (O Muhammad) ng iyong *Rabb* (Panginoon) at hindi (rin) kinamuhian.
4 At katotohanan, ang Huli (ang kabilang buhay) ay higit na mabuti sa iyo kaysa Una (ang buhay sa daigdig na ito),
5 At tiyak, ikaw ay pagkakalooban ng iyong *Rabb* (ng lahat ng kabutihan) upang ikaw ay (labis na) masiyahan.
6 Hindi ba ikaw ay natagpuan Niyang isang ulila at ikaw ay kanyang pinagyaman[1] (kinupkop at nilingap)?
7 At ikaw ay natagpuan Niyang naligaw at (ikaw ay Kanyang) pinatnubayan,
8 At ikaw ay natagpuan Niyang isang dukha (nangangailangan) at ikaw ay ginawa niyang (Malaya at) masagana.
9 Kaya't huwag mong paki-tunguhan ang ulila nang may kalupitan,
10 At huwag mong ipagtabuyan ang mga pulubi,
11 At ipagbunyi mo ang Pagpapala ng iyong *Rabb*.

## Surah Ash-Sharh

(Ang Kaginhawaan)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 Hindi ba ginawa Naming maginhawa para sa iyo ang iyong dibdib (O Muhammad!)?
2 At pinawi Namin (at ginawang magaan) sa iyo ang iyong pasanin,
3 Na siyang naging pabigat sa iyong likuran.
4 At itinaas Namin para sa iyo ang iyong karangalan,
5 Kaya't katotohanang sa bawa't hirap ay may ginhawa.
6 Katotohanan, sa bawa't hirap ay may ginhawa.
7 Kaya't kung ikaw ay tapos na (sa mga Gawain) ikaw ay tumindig (at mag-alay ng pagsamba sa Allah),
8 At sa iyong *Rabb* (Panginoon), ibaling ang (lahat ng) iyong hangarin (at pag-asa).

---

1"Pinagyaman". Ang ibig sabihin ng pinagyaman ay binigyan ng pangangalaga, at paglingap, pinatnubayan at itinuro ang landas ng kabutihan.

آياتها ٨ — سُورَةُ التِّينِ — ترتيبها ٩٥

بِسْمِ اللَّهِ الرَّحْمَٰنِ الرَّحِيمِ

وَالتِّينِ وَالزَّيْتُونِ ﴿١﴾ وَطُورِ سِينِينَ ﴿٢﴾ وَهَٰذَا الْبَلَدِ الْأَمِينِ ﴿٣﴾
لَقَدْ خَلَقْنَا الْإِنسَانَ فِي أَحْسَنِ تَقْوِيمٍ ﴿٤﴾ ثُمَّ رَدَدْنَاهُ أَسْفَلَ سَافِلِينَ
﴿٥﴾ إِلَّا الَّذِينَ آمَنُوا وَعَمِلُوا الصَّالِحَاتِ فَلَهُمْ أَجْرٌ غَيْرُ مَمْنُونٍ ﴿٦﴾
فَمَا يُكَذِّبُكَ بَعْدُ بِالدِّينِ ﴿٧﴾ أَلَيْسَ اللَّهُ بِأَحْكَمِ الْحَاكِمِينَ ﴿٨﴾

آياتها ١٩ — سُورَةُ الْعَلَقِ — ترتيبها ٩٦

بِسْمِ اللَّهِ الرَّحْمَٰنِ الرَّحِيمِ

اقْرَأْ بِاسْمِ رَبِّكَ الَّذِي خَلَقَ ﴿١﴾ خَلَقَ الْإِنسَانَ مِنْ عَلَقٍ ﴿٢﴾ اقْرَأْ وَرَبُّكَ
الْأَكْرَمُ ﴿٣﴾ الَّذِي عَلَّمَ بِالْقَلَمِ ﴿٤﴾ عَلَّمَ الْإِنسَانَ مَا لَمْ يَعْلَمْ ﴿٥﴾ كَلَّا إِنَّ
الْإِنسَانَ لَيَطْغَىٰ ﴿٦﴾ أَن رَّآهُ اسْتَغْنَىٰ ﴿٧﴾ إِنَّ إِلَىٰ رَبِّكَ الرُّجْعَىٰ ﴿٨﴾ أَرَأَيْتَ
الَّذِي يَنْهَىٰ ﴿٩﴾ عَبْدًا إِذَا صَلَّىٰ ﴿١٠﴾ أَرَأَيْتَ إِن كَانَ عَلَى الْهُدَىٰ ﴿١١﴾ أَوْ أَمَرَ
بِالتَّقْوَىٰ ﴿١٢﴾ أَرَأَيْتَ إِن كَذَّبَ وَتَوَلَّىٰ ﴿١٣﴾ أَلَمْ يَعْلَم بِأَنَّ اللَّهَ يَرَىٰ ﴿١٤﴾ كَلَّا لَئِن
لَّمْ يَنتَهِ لَنَسْفَعًا بِالنَّاصِيَةِ ﴿١٥﴾ نَاصِيَةٍ كَاذِبَةٍ خَاطِئَةٍ ﴿١٦﴾ فَلْيَدْعُ نَادِيَهُ
﴿١٧﴾ سَنَدْعُ الزَّبَانِيَةَ ﴿١٨﴾ كَلَّا لَا تُطِعْهُ وَاسْجُدْ وَاقْتَرِب ۩ ﴿١٩﴾

## Surah At-Tin

(Ang Igos)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 (Isinusumpa Ko) Sa Igos at Oliba,
2 At sa bundok ng (Tur sa) Sinai,
3 At sa (Makkah) Lungsod ng katiwasayan.
4 Katotohanan, Aming nilikha ang tao sa pinakamagandang hubog,
5 Pagkaraa'y ibinaba Namin siya sa pinaka-abang kalagayan,
6 Maliban sa mga (tunay na) nananampalataya at gumagawa ng mabuti, sa kanila ang gantimpalang walang hanggan (sa Paraiso).
7 Samakatuwid, ano nga ba ang sanhi ng iyong pagtakwil sa (Araw ng) Paghuhukom?
8 Hindi ba ang Allah ang pinakamahusay (na Hukom) sa lahat ng mga Hukom?

## Surah Al-Alaq

(Ang Namuong Dugo)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 *Iqra* (Basahin mo)[1]! Sa Ngalan ng
iyong *Rabb* (Panginoong) lumikha,
2 Nilikha Niya ang tao mula sa isang
namuong (kimpal ng) dugo.
3 *Iqra* (Basahin mo)! At ang iyong *Rabb*
ay Lubos na Mapagbigay (*Al Akram*),
4 Siya ang nagturo (sa paggamit) ng Panulat,
5 Na nagturo sa tao sa (mga bagay na)
hindi niya nalalaman.

---

1 Ito ang simula ng pagiging Propeta ni Muhammad at ang una sa mga kapahayagan ng Qur'an. Si Imam Ahmad ay nagtala na sinabi ni Aishah: Ang unang bagay na nangyari sa Sugo ng Allah tungkol sa kapahayagan ay nasa anyo ng panaginip na kanyang nakikita sa kanyang pagtulog at nagkatotoo. Hindi niya makikita ang isang panaginip maliban na ito ay nagkakatotoo tulad ng liwanag ng pagbubukang-liwayway. Pagkaraan nito, ang pagiging mapag-isa ay kinagiliwan niya. Kaya, siya ay lagi nang nagtutungo sa Yungib ng Hira at inilalaan ang panalangin doon para sa maraming bilang ng gabi at magdadala siya ng pagkain at nababalik lamang sa kanyang asawang si Khadijah upang muling kumuha ng pagkain para sa gayon ding pananatili sa yungib. Ito ay nagpatuloy hanggang ang kapahayagan ay dumating sa kanya habang siya ay nasa loob ng yungib ng Hira. Ang Anghel ay dumating sa kanya at nagsabi, "Basahin" Ang Sugo ng Allah ay nagsabi, "Ako ay sumagot sa kanya: "Hindi ako ang isang marunong magbasa." Kaya, ako ay hinablot ng Anghel at idiniin ako hanggang hindi ko na ito matagalan. Pagkaraan, ako ay kanyang binitawan at sinabi: "Basahin" Kaya ako ay sumagot "Ako ay hindi marunong magbasa". Kaya, idiniin akong muli hanggang hindi ko na ito matagalan. Pagkaraan, binitawan niya ako at sinabi: "Basahin" Kaya, ako ay sumagot: "Ako ay hindi marunong magbasa." Kaya, idiniin ako sa ikatlong pagkakataon hanggang hindi ko na ito matagalan. Muli niya akong binitawan at sinabi: "Basahin mo! Sa Ngalan ng iyong *Rabb* (Panginoon) na lumikha" hanggang sa umabot sa ayah na, "na hindi niya nalalaman." Nang siya (Propeta Muhammad) ay bumalik kay Khadijah, siya ay nanginginig at nagsabi, "Balutin mo ako, balutin mo ako." Kaya, siya ay binalot ng kumot hanggang ang takot ay maglaho. Pagkaraan, isinalaysay niya ang lahat ng nangyari kay Khadijah, at nagsabi, "ako ay nangangamba na may isang bagay ang maaring mangyari sa akin." Si Khadijah ay sumagot, "Sa pamamagitan ng Allah, hindi ito mangyayari. Hindi ka pababayaan ng Allah. Maganda ang pakikitungo mo sa iyong mga kamag-anakan, ikaw ay nagsasalita ng katotohanan, tumutulong ka sa mga mahihirap at kapus-palad, inaasikaso mo ang iyong panauhin nang maayos. Pagkaraan nito, sinamahan ni Khadijah si (Propeta) Muhammad sa kanyang pinsang si Waraqah bin Nawfal bin Asad bin Abdul Uzza bin Qusay, na sa panahong yaon, ito ay isang kristiyano na palaging nagsusulat tungkol sa mga Banal na Kasulatan sa wikang arabik. Siya ay matanda na at bulag ang kanyang mga mata. Si Khadijah ay nagsabi sa kanya, "O aking pinsan!
Pakinggan mo ang salaysay ng iyong pamangkin." Si Waraqah ay nagtanong, "O aking pamangkin, Ano ba ang iyong nakita? Ang Sugo ng Allah ay nagsalaysay kung ano ang kanyang nakita. Si Waraqah ay nagsabi. Ito ay **An-Namus** (ang tagapagtago ng lihim, ang Anghel Jibril [Gabriel]) na siya ring ipinadala kay Propera Moises (Musa). Sana ako ay bata pa at mabuhay pa nang matagal, hanggang ang iyong mamamayan ay ipagtabuyan ka." Ang Sugo ng Allah ay nagtanong, "Ako ba ay itataboy nila?" Si Waraqah ay sumagot, Oo, sinuman ang dumating na may katulad ng dala mo ay pinakikitunguhan nang may karahasan at kalupitan at kung ako ay mananatiling buhay pa sa Araw na yaon, ikaw ay aking ipagtatanggol." (Tafsir Ibn Kathir vol 10).
Ngunit si Waraqa ay hindi nagtagal at namatay. Ang kapahayagan ay huminto pansumandali at ang Sugo ng Allah ay nakaramdam ng kalungkutan. Dahil sa kalungkutan, siya ay nagtangkang magtungo sa kaitaasan ng bundok na may layong ihagis ang sarili subali't tuwing kanyang tatangkaing gawin ito, ang Anghel Jibril ay nagpapakita sa kanya at nagsasabi,:" O Muhammad, ikaw ay tunay na Sugo ng Allah." Kaya, ang kanyang pangamba ay napawi at ang kanyang kaluluwa ay mananahimik at siya ay babalik sa kanyang tahanan. At kung ang kapahayagan ay hindi dumating sa kanya, muli niyang tatangkaing umakyat sa tuktok ng bundok at kung siya ay nasa kaitaasan na ng bundok, ang Anghel Jibril ay biglang lilitaw sa kanya at nagsasabi nang gayong ding salita. Ang Hadith na ito ay itinala sa dalawang Sahih sa pamamagitan ni Az-Zuhri. Kaya ang unang bagay na ipinahayag ng Qur'an ay ang mga dakila at marangal na ayah na ito. Ito ang unang Awa o Habag ng Allah na ipinagkaloob Niya sa kanyang mga alipin (tao) at ang unang biyaya ng Allah na ipinagkaloob sa kanila.

6 Walang pagsala! Katotohanan, ang tao ay (labis na) lumalabag (sa takdang hangganan),
7 Sa pag-aakalang may sarili siyang kasapatan.
8 Katiyakan! Sa iyong *Rabb* ang pagbabalik (ng lahat).
9 Napagmasdan mo ba siya na humahadlang,
10 Sa isang alipin (ng Allah) sa panahong (siya'y humarap sa) pagdarasal?
11 Napagmasdan mo ba kung siya ay nasa tamang patnubay (ng Allah),
12 O di kaya ay ipag-utos niya ang Taqwa (pagiging makatarungan laban sa kasamaan)?
13 Napagmasdan mo ba (ang isang humahadlang) kung siya ba ay nagtakwil (sa patnubay ng Allah), at tumatalikod?
14 Hindi ba niya nababatid na ang Allah ay (ganap na) nakatingin?
15 Walang pagsala! Kung hindi siya magtitigil, siya ay Aming kakaladkarin sa kanyang noo,
16 (May-ari ng) Isang sinungaling ang makasalanang noo.
17 Kaya't hayaan (mo siyang) manawagan (ng tulong mula) sa kanyang mga kasamahan,
18 Amin (namang) tatawagin ang mga Anghel na tagapagparusa (upang harapin siya).
19 Hindi! Huwag kang sumunod sa kanya (sa pagtakwil, [bagkus]) ikaw ay magpatirapa[1] (sa pagdarasal) at maging malapit (sa Allah).

## Surah Al-Qadr

(Ang Gabi ng Qadr)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 Katotohanan! Ipinahayag Namin ito (ang Banal na Qur'an) sa Gabi ng *Qadr*.
2 At ano nga ba ang makapag-papaliwanag sa iyo kung ano ang Gabi ng *Qadr*[2]?
3 Ang Gabi ng *Qadr* ay higit sa isang libong mga buwan.
4 Dito (sa Gabi ng *Qadr*[3]) ay pumapanaog ang mga anghel at ang Ruh (Anghel Gabriel) sa kapahintulutan ng kanilang *Rabb* na may (dalang) kapasiyahan sa lahat.
5 Kapayapaan (sa Dakilang Gabi[4]) hanggang sa pagsapit ng pagbubukang-liwayway.

---

1 Sa mapananaligang salaysay ni Abu Salih na nagsabi mula kay Abu Hurayrah na ang Sugo ng Allah ay nagsabi,: "Nasa kalagayan ng pgapapatirapa ng isang alipin kung saan siya ay pinakamalapit sa kanyang Rabb (Panginoon). Samakatuwid, ikaw ay sumambit ng maraming ulit ng pagdalangin (habang nasa kalagayan ng pagpapatirapa).

2 Si Imam Ahmad ay nagtala na ayon kay Abu Hurayrah na nagsalaysay na sinabi ng Sugo ng Allah,: "Kung ang buwan ng Ramadhan ay sumapit, ang Sugo ng Allah ay magsasabi, "Katotohanan, ang buwan ng Ramadhan ay dumating sa inyong lahat. Ito ay pinagpalang buwan, sa gayon, ipinag-utos ng Allah na kayo ay mag-ayuno. Sa panahon nitong Ramadhan, ang mga pintuan ng Paraiso ay nakabukas, ang mga pintuan ng Impiyerno ay nakasara at ang mga demonyo ay nakagapos. Sa buwan ng Ramadhan, may isang gabi na higit kaysa sa isang libong mga buwan. Sinuman ang nagkait ng kabutihan nito, samakatuwid tunay na ito ay kanyang ipinagkait (sa sarili)." Ahmad 2:230. Si Abu Hurayrah ay nagsalaysay na sinabi ng Sugo ng Allah. "Sinuman ang tumindig (sa pagdarasal) sa Gabi ng Qadr na may tunay na pananalig at umaasa ng gantimpala (mula sa Allah), siya ay patatawarin Niya sa kanyang mga naunang mga kasalanan." Sahih Muslim vol 1 Hadith Bilang 523.

3 Si Imam Ahmad ay nagtala mula kay Ubadah bin As-Samit na sinabi ng Sugo ng Allah "Ang Gabi ng Qadr ay nagaganap sa huling sampung gabi (ng Ramadhan). Sinuman ang tumindig (sa pagdarasal) na naghahanap ng kanilang gantimpala, sa gayon, tunay na patatawarin siya ng Allah ng kanyang mga naunang kasalanan at ang mga nagawa pa niyang mga kasalanan. Ito ay isang gansal na (bilang ng) gabi: ika-siyam o ika-pito o ika lima o ikatlo o ang huling gabi (ng Ramadhan),

4 Iminumungkahi sa lahat na manalangin sa lahat ng oras lalo na sa buwan ng Ramadhan sapagka't ayon kay Imam Ahmad mula kay Aishah na nagsabing: "O Sugo ng Allah, kung aking natagpuan ang Gabi ng Qadr, ano ang maari kong sambitin? Siya (ang Sugo ng Allah) ay nagsabi: "Sabihin mo: "O Allah, katotohanan, kayo ay Lagi Nang Mapagpatawad, minamahal Mo ang magbigay patawad, kaya patawarin ako." Ahmad 6:182.

سُورَةُ القَدْرِ — ترتيبها ٩٧ — آياتها ٥

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

إِنَّآ أَنزَلْنَٰهُ فِى لَيْلَةِ ٱلْقَدْرِ ﴿١﴾ وَمَآ أَدْرَىٰكَ مَا لَيْلَةُ ٱلْقَدْرِ ﴿٢﴾
لَيْلَةُ ٱلْقَدْرِ خَيْرٌ مِّنْ أَلْفِ شَهْرٍ ﴿٣﴾ تَنَزَّلُ ٱلْمَلَٰٓئِكَةُ وَٱلرُّوحُ
فِيهَا بِإِذْنِ رَبِّهِم مِّن كُلِّ أَمْرٍ ﴿٤﴾ سَلَٰمٌ هِىَ حَتَّىٰ مَطْلَعِ ٱلْفَجْرِ ﴿٥﴾

سُورَةُ البَيِّنَةِ — ترتيبها ٩٨ — آياتها ٨

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

لَمْ يَكُنِ ٱلَّذِينَ كَفَرُوا۟ مِنْ أَهْلِ ٱلْكِتَٰبِ وَٱلْمُشْرِكِينَ مُنفَكِّينَ
حَتَّىٰ تَأْتِيَهُمُ ٱلْبَيِّنَةُ ﴿١﴾ رَسُولٌ مِّنَ ٱللَّهِ يَتْلُوا۟ صُحُفًا مُّطَهَّرَةً ﴿٢﴾
فِيهَا كُتُبٌ قَيِّمَةٌ ﴿٣﴾ وَمَا تَفَرَّقَ ٱلَّذِينَ أُوتُوا۟ ٱلْكِتَٰبَ إِلَّا مِنۢ
بَعْدِ مَا جَآءَتْهُمُ ٱلْبَيِّنَةُ ﴿٤﴾ وَمَآ أُمِرُوٓا۟ إِلَّا لِيَعْبُدُوا۟ ٱللَّهَ مُخْلِصِينَ
لَهُ ٱلدِّينَ حُنَفَآءَ وَيُقِيمُوا۟ ٱلصَّلَوٰةَ وَيُؤْتُوا۟ ٱلزَّكَوٰةَ ۚ وَذَٰلِكَ دِينُ
ٱلْقَيِّمَةِ ﴿٥﴾ إِنَّ ٱلَّذِينَ كَفَرُوا۟ مِنْ أَهْلِ ٱلْكِتَٰبِ وَٱلْمُشْرِكِينَ
فِى نَارِ جَهَنَّمَ خَٰلِدِينَ فِيهَآ ۚ أُو۟لَٰٓئِكَ هُمْ شَرُّ ٱلْبَرِيَّةِ ﴿٦﴾ إِنَّ
ٱلَّذِينَ ءَامَنُوا۟ وَعَمِلُوا۟ ٱلصَّٰلِحَٰتِ أُو۟لَٰٓئِكَ هُمْ خَيْرُ ٱلْبَرِيَّةِ ﴿٧﴾

## Surah Al-Bayyinah

(Ang Katibayan)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 Silang *Kafirun* (tumanggi sa katotohanan) mula sa Angkan ng Kasulatan (Hudyo at Kristiyano) at sa *Mushrikun*[1], sila ay hindi magsisitigil (sa pagtakwil) hangga't hindi dumarating sa kanila ang Malinaw na Katibayan.

2 Ang isang Sugo (Muhammad) mula sa Allah na bumibigkas ng mga pahinang (mula sa Aklat na) dalisay,

3 Na naglalaman ng mga tama at matuwid na mga batas (mula sa Allah),

4 At yaong napagkalooban ng Kasulatan (mga Hudyo at Kristiyano) ay hindi sila mahahati[2] (sa kani-kanilang pananampalataya) pagkaraang lamang nang dumating sa kanila ang malinaw na Katibayan.

5 At sila ay hindi inutusan maliban na sila ay sumamba (lamang) sa Allah, maging matapat sa pananampalataya sa Kanya, maging matuwid at magsagawa ng *Salaah* (pagdarasal), at magbigay ng *Zakat* (kawanggawa), ito ang tunay (at tuwid) na pananampalataya.

6 Katotohanan, silang *Kafirun* mula sa mga Angkan ng Kasulatan (Hudyo at Kristiyano) at sa *Mushrikun*, sila ay mamamalagi roon sa Impiyerno, sila ang pinakamasasama sa mga nilikha,

7 Katotohanan, silang naniniwala at gumagawa ng mabuti, sila ang pinakamabuti sa mga nilikha.

8 Ang kanilang gantimpala mula sa kanilang *Rabb* ay ang Paraisong *Ad'n* (Eden) na sa ilalim nito ay may mga ilog na umaagos, na kung saan sila ay mananahan magpakailanman. Ang Allah ay lubos na masisiyahan sa Kanya. Ito ay (gantimpala) para sa kanya na may takot sa kanyang *Rabb.*

## Surah Az-Zilzal

(Ang Pagyanig)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 Kung ang kalupaan ay (sukdulang) mayanig sa kanyang (huling) paglindol,

2 At kung ang kalupaan ay magluwa ng kanyang mga nilalaman,

3 At ang tao ay magsasabi: Ano kaya ang nangyayari sa kanya?

4 Sa Araw na yaon ay ipahahayag nito ang kanyang kaalaman[3],

---

1 **Mushrikun.** Sila ang mga pagano o taong sumasamba sa mga diyus-diyosan tulad halimbawa ng mga rebulto, santo, santa, propeta, mga anghel, mga larawan o mga bagay na nasa kalawakan tulad ng araw, bituin, at planeta.

2 "Katotohanan, ang mga Hudyo ay nagkaiba hanggang sila ay naging pitumpo't isang (71) sekta. At katotohanan, ang mga Kristiyano ay nagkaiba hanggang sila ay naging pitumpu't dalawang (72) sekta. At itong Ummah (pamayanang Muslim) ay magkakahati-hati sa pitumpu't tatlong (73) sekta at ang lahat ng mga ito ay mapupunta sa Apoy (ng Impiyerno) maliban sa isa." Ang mga kasamahan ng Propeta ay nagtanong, "sino sila, O Sugo ng Allah? Siya ay sumagot, "Yaong mga sumusunod kung ano ang aking (sunnah) ginagawa at ng aking mga (Sahaba) kasamahan". At Tirmidhi.

3 Si Imam Ahmad, At-Tirmidhi at Abu Abdul Rahman An-Nasai ay nagsulat na lahat tungkol sa isang Hadith mula kay Abu Hurayrah, at sa paliwanag ni An-Nasai, ito ay nagsabi na "Ang Sugo ng Allah ay binigkas ang talatang ito at

(5) Sapagka't ang iyong *Rabb* ay magbibigay utos sa kanya (upang ito ay magkaroon ng kakayahang magsalita[1]).
(6) Sa Araw na yaon ang sangkatauhan ay magsisihangos sa hiwa-hiwalay ng pangkat upang ipakita sa kanila ang kanilang mga gawa.
(7) Kaya't sinuman ang gumawa ng katiting na timbang ng kabutihan[2] ito ay (tiyak na) kanyang matutunghayan.
(8) At sinuman ang gumawa ng katiting na timbang ng kasamaan[3] ito ay (tiyak na) kanyang matutunghayan.

## Surah Al-A'diyat

(Ang Mga Rumaragasa)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

(1) (Isinusumpa Ko) Sa (mga kabayong) rumaragasa (at) humihingal,
(2) (Sa pagtakbo ng mga paa ay) Nagdudulot ng tilamsik ng apoy,
(3) At (walang kapaguran) ang pananalakay sa madaling araw,
(4) At nagdudulot ng makakapal na alikabok (ang kanilang paglusob) pansumandali,

جَزَآؤُهُمْ عِندَ رَبِّهِمْ جَنَّٰتُ عَدْنٍ تَجْرِى مِن تَحْتِهَا ٱلْأَنْهَٰرُ خَٰلِدِينَ
فِيهَآ أَبَدًا ۖ رَّضِىَ ٱللَّهُ عَنْهُمْ وَرَضُوا۟ عَنْهُ ۚ ذَٰلِكَ لِمَنْ خَشِىَ رَبَّهُۥ ﴿٨﴾

سُورَةُ الزَّلْزَلَةِ — ترتيبها ٩٩ — آياتها ٨

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

إِذَا زُلْزِلَتِ ٱلْأَرْضُ زِلْزَالَهَا ﴿١﴾ وَأَخْرَجَتِ ٱلْأَرْضُ أَثْقَالَهَا
﴿٢﴾ وَقَالَ ٱلْإِنسَٰنُ مَا لَهَا ﴿٣﴾ يَوْمَئِذٍ تُحَدِّثُ أَخْبَارَهَا ﴿٤﴾
بِأَنَّ رَبَّكَ أَوْحَىٰ لَهَا ﴿٥﴾ يَوْمَئِذٍ يَصْدُرُ ٱلنَّاسُ أَشْتَاتًا
لِّيُرَوْا۟ أَعْمَٰلَهُمْ ﴿٦﴾ فَمَن يَعْمَلْ مِثْقَالَ ذَرَّةٍ خَيْرًا
يَرَهُۥ ﴿٧﴾ وَمَن يَعْمَلْ مِثْقَالَ ذَرَّةٍ شَرًّا يَرَهُۥ ﴿٨﴾

سُورَةُ الْعَادِيَاتِ — ترتيبها ١٠٠ — آياتها ١١

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

وَٱلْعَٰدِيَٰتِ ضَبْحًا ﴿١﴾ فَٱلْمُورِيَٰتِ قَدْحًا ﴿٢﴾ فَٱلْمُغِيرَٰتِ صُبْحًا
﴿٣﴾ فَأَثَرْنَ بِهِۦ نَقْعًا ﴿٤﴾ فَوَسَطْنَ بِهِۦ جَمْعًا ﴿٥﴾ إِنَّ ٱلْإِنسَٰنَ
لِرَبِّهِۦ لَكَنُودٌ ﴿٦﴾ وَإِنَّهُۥ عَلَىٰ ذَٰلِكَ لَشَهِيدٌ ﴿٧﴾ وَإِنَّهُۥ لِحُبِّ
ٱلْخَيْرِ لَشَدِيدٌ ﴿٨﴾ ۞ أَفَلَا يَعْلَمُ إِذَا بُعْثِرَ مَا فِى ٱلْقُبُورِ ﴿٩﴾

(5) At sumasalakay hanggang kalagitnaan (sa kinaroroonan ng kaaway) ng sama-sama.
(6) Katotohanan, ang tao ay *Kanud*[4] (walang utang na loob) sa kanyang *Rabb*.
(7) At katotohanan, sa gayong (asal) siya rin ang saksi.
(8) At katotohanan, siya ay gahaman sa pagmamahal sa kayamanan.
(9) Hindi ba niya batid kung (kailan) iluluwa ang mga laman ng libingan.
(10) At (anuman) ang nilalaman ng nasa dibdib (ng tao) ay mabubunyag.
(11) Katotohanan, sa Araw na yaon, ang kanilang *Rabb* ay ganap na nakababatid sa kanila.

---

pagkaraan, siya ay nagtanong, "Alam ba ninyo kung ano ang kanyang kaalaman?" Sila ay nagsabi: "Ang Allah at ang Kanyang Sugo ang higit na nakababatid. At sinabi ng Sugo ng Allah, "Katotohanan, ang kaalaman nitong ay tungkol sa pagsaksi laban sa bawa't lalaki at babae kung ano ang kanilang ginawa sa balat ng lupa. Ito ay magsasabi ng si ganito o si ganoon ay..." Kaya, ito ang kahulugan ng "ang kanyang kaalaman."

1 Ayon kay Ikrimah sinabi ni Ibn Abbas na: "ang Panginoon (Allah) ay magsasabi o mag-uutos sa kalupaan na, 'magsalita ka kaya ito ay magsasalita." At Tabari 24:548.

2 Sa Sahih Bukhari, itinala ayon kay Adi na ang Sugo ng Allah ay nagsabi: "Matakot sa Apoy, kahit sa pamamagitan lamang ng kalahating bahagi ng datiles ay magkawanggawa, at kahit man lamang sa pamamagitan ng isang mabuting salita." At maging sa Sahi Muslim, siya (Adi) ay nagsalaysay mula sa Sugo ng Allah na nagsabi: "Huwag maliitin ang anumang gawang kabutihan, kahit man ito ay pagbibigay ng inuming tubig sa lalagyan ng sinumang humahanap ng maiinuman, o kaya ang pagtanggap sa iyong kapatid na may kaaya-ayang (ngiti) sa mukha." Sahih Muslim vol 4 Hadith Bilang 2026.

3 Itinala ni Imam Ahmad mula kay Awf bin Al Harith bin At Tufayl na sinabi ni Aishah sa kanya na laging sinasabi sa kanya ng Sugo ng Allah na, "O Aishah! Mag-ingat ka sa mga kasalanan na itinuturing na maliit, sapagka't, tunay na ang mga ito ay binibilang ng Allah." Ahmad 6:151.

4 **Kanud**. Sina Ibn Abbas, Mujahid, An-Nakha'i, Abu al-Jawza, Abu Al-Aliyah, Qatadah, Ar-Rabi bin Anas at Ibn Zayd ay nagkaisa na nagsabing ang "Kanud ay kawalan ng pasasalamat at utang na loob." Si Al-Hasan ay nagsabi: "Ang Kanud ay isang tao na binibilang ang mga masasamang pangyayari na dumating sa kanya at nakalimutan naman niya yaong lahat ng mabubuting pagpapala na ipinagkaloob sa kanya ng Allah." At Tabari 24:566.

وَحُصِّلَ مَا فِي ٱلصُّدُورِ ﴿١٠﴾ إِنَّ رَبَّهُم بِهِمْ يَوْمَئِذٍ لَّخَبِيرٌۢ ﴿١١﴾

سُورَةُ القَارِعَةِ

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

ٱلْقَارِعَةُ ﴿١﴾ مَا ٱلْقَارِعَةُ ﴿٢﴾ وَمَآ أَدْرَىٰكَ مَا ٱلْقَارِعَةُ
﴿٣﴾ يَوْمَ يَكُونُ ٱلنَّاسُ كَٱلْفَرَاشِ ٱلْمَبْثُوثِ ﴿٤﴾
وَتَكُونُ ٱلْجِبَالُ كَٱلْعِهْنِ ٱلْمَنفُوشِ ﴿٥﴾ فَأَمَّا
مَن ثَقُلَتْ مَوَٰزِينُهُۥ ﴿٦﴾ فَهُوَ فِي عِيشَةٍ رَّاضِيَةٍ
﴿٧﴾ وَأَمَّا مَنْ خَفَّتْ مَوَٰزِينُهُۥ ﴿٨﴾ فَأُمُّهُۥ هَاوِيَةٌ
﴿٩﴾ وَمَآ أَدْرَىٰكَ مَا هِيَهْ ﴿١٠﴾ نَارٌ حَامِيَةٌۢ ﴿١١﴾

سُورَةُ التَّكَاثُرِ

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

أَلْهَىٰكُمُ ٱلتَّكَاثُرُ ﴿١﴾ حَتَّىٰ زُرْتُمُ ٱلْمَقَابِرَ ﴿٢﴾ كَلَّا سَوْفَ
تَعْلَمُونَ ﴿٣﴾ ثُمَّ كَلَّا سَوْفَ تَعْلَمُونَ ﴿٤﴾ كَلَّا لَوْ تَعْلَمُونَ
عِلْمَ ٱلْيَقِينِ ﴿٥﴾ لَتَرَوُنَّ ٱلْجَحِيمَ ﴿٦﴾ ثُمَّ لَتَرَوُنَّهَا
عَيْنَ ٱلْيَقِينِ ﴿٧﴾ ثُمَّ لَتُسْـَٔلُنَّ يَوْمَئِذٍ عَنِ ٱلنَّعِيمِ ﴿٨﴾

## Surah Al-Qariah

(Ang Araw ng Matinding Pagkabalisa)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 Ang *Qari'ah*[1] (Ang Araw ng Matinding Pagkabalisa)!
2 Ano ang *Qari'ah* (Ang Araw ng Matinding Pagkabalisa)?
3 At ano nga ba ang makapagpapaliwanag sa iyo kung ano ang *Qari'ah* (Matinding Pagkabalisa)!
4 (Ito ang) Araw na ang tao ay katulad ng mga gamu-gamong nangagkalat (o naglipana),
5 At ang mga bundok ay tulad ng himulmol ng lana.
6 Kaya't sinumang (matagpuan) ang timbang (ng kabutihan) ay mabigat,
7 Magkakaroon siya ng buhay na kasiya-siya (sa Paraiso).
8 Nguni't sinumang (matagpuan) ang timbang (ng kabutihan) ay magaan,
9 Ang kanyang kanlungan ay ang *Hawiyah*[2]!
10 At ano nga ba ang makapagpapaliwanag sa iyo kung ano ba ito?
11 Ito ang Apoy na *Hamiyah*[3] (nagbabaga sa labis nitong init)!

## Surah At-Takathur

(Ang Paglilikom)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 Nakapagpaligaw sa inyo ang pagpapaligsahan[4] (sa paglilikom ng maraming makamundong yaman).
2 Hanggang kayo ay humantong sa libingan[5] (kamatayan).

---

1 **Al-Qariah**. Ito ay isa sa mga pangalan ng Araw ng Paghuhukom tulad ng **Al-Haqq, At-Tammah, As-Sakhkhah,** at **Al-Ghasiyyah** at iba pang pangalan.

2 **Hawiyah**. Isa sa mga pangalan ng Apoy ng Impiyerno.

3 **Hamiyah**. Ito ay Apoy na nagbabaga sa labis nitong init. Ayon kay Bukhari at Muslim, si Abu Hurayrah ay nagsalaysay na sinabi ng Sugo ng Allah: "Ang apoy na pinagniningas ng anak ni Adan ay isa lamang bahagi ng pitompung bahagi ng Apoy sa Impiyerno." Si Imam Ahmad ay nagtala mula kay Abu Hurayrah na sinabi ng Propeta: "Katotohanan, ang taong makatatanggap ng pinakamagaang parusa ng Apoy ng Impiyerno ay yaong tao na mayroong dalawang kasuotang pang-paa na nagiging sanhi ng pagkulo ng kanyang utak." Ahmad 2:432 at 3:313.

4 Si Muslim ay nagtala mula kay Abu Hurayrah na ang Sugo ng Allah ay nagsalaysay na sinabi ng Allah na,: "Ang isang alipin (tao) ay nagsabi "Aking kayamanan," "ang aking kayamanan." Subali't, mula sa kanyang kayamanan, nakakakuha lamang siya ng tatlong kabutihan: Ito ay ang kanyang kinakain hanggang ito ay kanyang makain, ang kanyang sinusuot hanggang ito ay masira at yaong kanyang ipinamamahagi bilang kawanggawa maliban dito ang lahat ng iba pang natitira ay nawawala o naiiwan sa ibang tao (pagkamatay niya). Sahih Muslim vol 4, Hadith Bilang 2273.

5 Si Bukhari ay nagtala mula kay Anas bin Malik na ang Sugo ng Allah ay nagsabi: "Tatlong bagay ang sumusunod sa yumaong tao, at dalawa sa mga ito ay bumabalik samantalang ang isa sa mga ito ay nananatili sa kanya. Ang mga bagay na sumusunod sa kanya ay ang kanyang pamilya, ang kanyang kayamanan at kanyang mga gawa. Ang kanyang pamilya at ang kanyang kayamanan ay bumabalik samantalang ang kanyang mga gawa ay naiiwan o nananatiling kasama niya. "Fath Al Bari 11:369. Si Imam Ahmad ay nagtala mula kay Anas na ang Sugo

3 Walang pagsala! (at hindi maglalaon, ang katotohanan ay) inyong mapag-aalaman!
4 Tunay, walang pagsala! (at hindi maglalaon, ang katotohanan ay) inyong mapag-aalaman!
5 Katotohanan! Kung batid lamang ninyo nang may tiyak na kaalaman (ang kahihinatnan ng paglilikom, marahil hindi ninyo pagkakaabalahan pa ang mga makamundong bagay at hindi kayo naging gahaman)!
6 Katotohanan! Inyong makikita ang naglalagablab na Apoy (ng Impiyerno).
7 At muli, inyong makikita ito ng inyong mga mata nang maliwanag!
8 Kaya't sa Araw na yaon, tiyak, kayo ay tatanungin hinggil sa mga (biyaya) bagay na inyong kinalugdan (sa mundo kung kayo ba ay nagpasalamat sa inyong Panginoon sa Kanyang mga biyaya).

## Surah Al-'Asr

(Ang Panahon)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 (Isinusumpa Ko) sa Panahon[1],
2 Katotohanang ang tao ay nasa kawalan (at kapahamakan).
3 Maliban sa mga (tunay na) mananampalataya at gumagawa ng mabubuting gawain at nagpapayuhan sa bawa't isa ng katotohanan at nagpapayuhan sa bawa't isa ng pagtitiis.

## Surah Al Humaza

(Ang Mapanirang Puri)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 Kasawian sa bawa't mapangutya at mapanirang puri (*Humazah at Lumazah*[2])
2 siya na naglilikom ng kayamanan at nagtatago nito (kaysa gugulin ito sa landas ng Allah),
3 Inaakala niyang ang kanyang kayamanan ay makapagbibigay sa kanya ng buhay na walang hanggan,
4 Walang pagsala! Siya ay itatapon sa *Hutamah*[3] (nananakmal at nandudurog na Apoy).
5 At ano nga ba ang makapagpapaliwanag sa iyo kung ano ang *Hutamah* (nananakmal at nandururog na Apoy)?
6 Ito ang nagngangalit na Apoy ng Allah,
7 Na tumatagos (at nanunuot) sa puso (ng tao),
8 Tunay, ito ay (Apoy na) magpipinid (at babalot) sa kanila,
9 Sa mga nagtatayugang haligi (ng Apoy).

---

ng Allah ay nagsabi, : "Ang anak ni Adan ay nagiging matanda na at ulyanin, ngunit dalawang bagay ang nananatili sa kanya: ang kasakiman at pag-asa (ng mahabang buhay) Ahmad 3:115.

1 Sinabi ni Imam Ash-Shafi'ee tungkol sa Surah na ito na: "Kung ito lamang surah na ito ang ipinahayag ng Allah sa Kanyang mga alipin (tao), ito ay sapat na para sa kanila."
Ito ang matibay na panunumpa na pinanindigan at ginawa ng Allah at nagbigay paliwanag na yaon lamang na mayroong tamang pananampalataya (at pananalig sa Kanya) at gumagawa ng mabubuting Gawain ang magkakaroon ng tagumpay. Ito rin ay nagpahiwatig ng mga patunay ng apat na paksang tinalakay sa itaas na ayat: ang Kanyang Salita na "yaon lamang na tunay na mananampalataya" ay tumutukoy sa tamang kaalaman at pagkilala tungkol sa Kanya, sa Kanyang Propeta at sa relihiyong Islam. Ang "Mabubuting Gawain" ay tumutukoy sa pagsasakatuparan, at "nagpapayuhan sa bawat isa na tanggapin ang katotohanan" ay tumutukoy sa pagpapalaganap ng kaalaman. At "nagpapayuhan (na balikatin) nang may pagtitiis ay pagpapakasakit na bunga ng pagpapalaganap at pagpapahayag ng katotohanan."

Si Ibn Kathir ay nagbigay ng magkatulad na puna ni As Shafi'ee sa kanyang pagbibigay paliwanag tungkol sa Surah na ito. "Kung ang mga tao ay isaalang-alang ang kahulugan ng Surah na ito, sapat na ito para sa kanila." Si Ibn Kathir ay nagbigay ng paliwanag tungkol sa sinabi ni Ash Shafi'ee: "Sapagkat ito ay naglalaman ng buod ng katangian ng paksang tinatalakay nito."

2 **Humazah.** Si Ibn Abbas ay nagsabi,: "Ang ***Humazah Lumazah*** ay isang taong nanlilibak at naninirang puri (sa iba)." At Tabari 24:596. Si Mujahid ay nagsabi,: "Ang ***Humazah*** ay (naninirang puri) sa pamamagitan ng kamay at mata, samantalang ang ***Lumazah*** ay (naninirang-puri) sa pamamagitan ng bibig." Sa ibang paliwanag mula sa Tafsir Ibn Kathir, ang ***Hammaz*** ay tumutukoy tungkol sa paninirang puri sa pamamagitan ng salita, at ang Lammaz ay (paninira) sa pamamagitan ng gawa.

3 **Hutamah.** Ito ay isa sa mga pangalan ng Apoy ng Impiyerno. Ito ay dumudurog sa lahat ng bagay na naroroon. Sinusunog nito ang lahat hanggang sa umabot sa puso ng tao. Al Qurtubi 20:185.

ترتيبها ١٠٣ سُورَةُ العَصۡرِ آياتها ٣

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

وَٱلۡعَصۡرِ ﴿١﴾ إِنَّ ٱلۡإِنسَٰنَ لَفِي خُسۡرٍ ﴿٢﴾ إِلَّا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ
وَعَمِلُواْ ٱلصَّٰلِحَٰتِ وَتَوَاصَوۡاْ بِٱلۡحَقِّ وَتَوَاصَوۡاْ بِٱلصَّبۡرِ ﴿٣﴾

ترتيبها ١٠٤ سُورَةُ الهُمَزَةِ آياتها ٩

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

وَيۡلٞ لِّكُلِّ هُمَزَةٖ لُّمَزَةٍ ﴿١﴾ ٱلَّذِي جَمَعَ مَالٗا وَعَدَّدَهُۥ ﴿٢﴾
يَحۡسَبُ أَنَّ مَالَهُۥٓ أَخۡلَدَهُۥ ﴿٣﴾ كَلَّاۖ لَيُنۢبَذَنَّ فِي ٱلۡحُطَمَةِ ﴿٤﴾
وَمَآ أَدۡرَىٰكَ مَا ٱلۡحُطَمَةُ ﴿٥﴾ نَارُ ٱللَّهِ ٱلۡمُوقَدَةُ ﴿٦﴾ ٱلَّتِي تَطَّلِعُ
عَلَى ٱلۡأَفۡـِٔدَةِ ﴿٧﴾ إِنَّهَا عَلَيۡهِم مُّؤۡصَدَةٞ ﴿٨﴾ فِي عَمَدٖ مُّمَدَّدَةِۭ ﴿٩﴾

ترتيبها ١٠٥ سُورَةُ الفِيلِ آياتها ٥

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

أَلَمۡ تَرَ كَيۡفَ فَعَلَ رَبُّكَ بِأَصۡحَٰبِ ٱلۡفِيلِ ﴿١﴾ أَلَمۡ يَجۡعَلۡ كَيۡدَهُمۡ
فِي تَضۡلِيلٖ ﴿٢﴾ وَأَرۡسَلَ عَلَيۡهِمۡ طَيۡرًا أَبَابِيلَ ﴿٣﴾ تَرۡمِيهِم
بِحِجَارَةٖ مِّن سِجِّيلٖ ﴿٤﴾ فَجَعَلَهُمۡ كَعَصۡفٖ مَّأۡكُولِۭ ﴿٥﴾

## Surah Al Feel

(Ang Elepante)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 Hindi mo ba napagmasdan (O Muhammad!) kung paano pinakitunguhan ng iyong Panginoon ang mga hukbong may kasamang Elepante [1]?

2 Hindi ba Niya ginawang bigo ang kanilang (masamang) tangka (upang wasakin ang *Ka'bah* na naging sanhi ng kanilang pagpanaw)?,

3 At Siya'y nagpadala ng mga kawan ng ibon laban sa kanila,

4 Na nagpupukol sa kanila ng bato *Sijjil* (yari sa pinatigas na luad),

5 At sila ay nagmistulang (sinalantang) mga tuyong dayami.

## Surah Quraish

(Ang Angkan ng Quraish)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 Para sa pangangalaga (ng Allah) sa (Angkan ng) Quraish,

2 (At sa kanilang kapakanan sa pangangalakal ay Amin silang binigyang daan) ang kanilang paglalakbay sa taglamig at tag-init.

---

1 Ang kasaysayan ng Hukbo ng mga Elepante ay nangyari sa taon ng pagsilang ng Propeta Muhammad. Si Abraham Al Ashram ay gobernador ng Yemen na nasa ilalim ng kapangyarihan ng Hari ng Ethiopia (ang Yemen ay bahagi ng Kaharian ng Ethiopia noon). Siya (Abrahah) ay nagbalak na magtayo ng Tahanan sa Sana'a ang kabisera ng Yemen (tulad ng Ka'bah sa Makkah) upang anyayahan ang mga arabo na magsagawa ng Hajj sa Sana'a kaysa sa Ka'bah (Al Bait-Al Haram) sa Makkah na may layuning /.,-ibahin ang pagpapalitan ng kalakalan patungong Yemen. Iminungkahi niya ito sa hari ng Ethiopia na sumang-ayon naman sa kanyang balak, Kaya ang tahanan (dambana) ay itinayo at pinangalanan Al Quillais; walang gayong dambana na katulad niyaon noon. Minsan, may isang tao mula sa angkan ng Quraish na nagtungo roon at siya ay nagalit sa kanyang nakita kaya sa kanyang galit siya ay umihi at dumumi sa mismong dambanang ito. Nang Makita ito ni Abrahah, hindi niya mapigilan ang kanyang galit at nagtawag siya ng mga kawal upang lupigin ang Makkah at wasakin ng tuluyan ang Ka'bah. Sa kanyang kawal, sila ay mayroong labing tatlong elepante at kabilang na rito ang pinakamalaking elepante na kung tawagin ay Mahmud. Kaya, sila ay nagpatuloy patungo sa Makkah. Walang sinumang humarang na hindi pinapatay. Nang makarating sila sa karatig pook ng Makkah, sila ay nagkaroon ng kasunduan sa pagitan ni Abrahah Al Ashram at ang pinuno ng Quraish (Abdul Muttalib bin Hashim), ang lolo ni Propeta Muhammad. Napagkasunduan na lahat ng kamelyo ni Abdul Muttalib ay ibabalik ni Abrahah at pagkatapos, magpapasiya si Abrahah kung ano ang gagawin niya tungkol sa Ka'bah. Inutusan ni Abdul Muttalib ang taong bayan na lumikas patungo sa bundok na kasama ang kani-kanilang mga pamilya kung sakaling ang mga mananakop ay maminsala sa kanila. Kaya, ang mga kawal ni Abrahah ay nagtungo hanggang makarating sila sa Lambak ng Muhassir. Habang ang mga kawal ay papalapit na sa Makkah, bigla silang sinalubong ng mga kawan ng mga ibon na may dala-dalang batong matitigas. Bawa't batong tumatama sa katawan ng mga kawal ni Abrahah ay nakamamatay kaya sila ay napuksang lahat. Tumakas si Abrahah habang ang laman ng kanyang katawan ay pumuputok dahil sa paghagis ng bato ng mga ibon. Siya ay namatay habang patungo pabalik sa Yemen. Ito ang isang tagumpay na ipinagkaloob ng Allah sa mamamayan ng Makkah at ito ang pangangalagang ginawa Niya para sa Kanyang Banal na Tahanan sa Makkah. Tafsir Ibn Kathir pahina 851. Vol 10.

(3) Kaya't hayaan silang sumamba sa (Allah) *Rabb* ng Tahanang (Ka'bah na) ito,
(4) (Siya) na nagpakain sa kanila laban sa gutom at nagbigay katiwasayan laban sa takot (o pangamba).

## Surah Al-Ma'un

(Ang Pangangailangan ng Kapwa)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

(1) Nakita mo ba siya na (nagtakwil) nagsasabi na ang (Araw ng) Paghuhukom (na darating) ay kasinungalingan?
(2) Samakatuwid, siya na nagtataboy sa mga ulila (nang may kalupitan[1]),
(3) At hindi nanghihikayat sa pagpapakain ng mga dukha[2].
(4) Kaya, kasawian sa mga (mapagkunwaring) nagdarasal,
(5) Yaong nagpabayang mabalam ang kanilang pagdarasal.
(6) Sila na (mapagkunwari na ang hangarin ay upang) makita (lamang) ng tao,
(7) At nagkakait kahit sa maliit na pangangailangan ng kapwa.

## Surah Al-Kawthar

(Ang Kasaganaan)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

(1) Katotohanang Aming ipinagkaloob sa iyo (O, Muhammad) ang Kasaganaan (Batis ng *Kawthar*[3]),

آياتها ٤ — سُورَةُ قُرَيْشٍ — ترتيبها ١٠٦

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

لِإِيلَٰفِ قُرَيْشٍ ﴿١﴾ إِۦلَٰفِهِمْ رِحْلَةَ ٱلشِّتَآءِ وَٱلصَّيْفِ
﴿٢﴾ فَلْيَعْبُدُوا۟ رَبَّ هَٰذَا ٱلْبَيْتِ ﴿٣﴾ ٱلَّذِىٓ أَطْعَمَهُم
مِّن جُوعٍ وَءَامَنَهُم مِّنْ خَوْفٍۭ ﴿٤﴾

آياتها ٧ — سُورَةُ المَاعُونِ — ترتيبها ١٠٧

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

أَرَءَيْتَ ٱلَّذِى يُكَذِّبُ بِٱلدِّينِ ﴿١﴾ فَذَٰلِكَ ٱلَّذِى
يَدُعُّ ٱلْيَتِيمَ ﴿٢﴾ وَلَا يَحُضُّ عَلَىٰ طَعَامِ ٱلْمِسْكِينِ ﴿٣﴾
فَوَيْلٌ لِّلْمُصَلِّينَ ﴿٤﴾ ٱلَّذِينَ هُمْ عَن صَلَاتِهِمْ سَاهُونَ
﴿٥﴾ ٱلَّذِينَ هُمْ يُرَآءُونَ ﴿٦﴾ وَيَمْنَعُونَ ٱلْمَاعُونَ ﴿٧﴾

آياتها ٣ — سُورَةُ الكَوْثَرِ — ترتيبها ١٠٨

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

إِنَّآ أَعْطَيْنَٰكَ ٱلْكَوْثَرَ ﴿١﴾ فَصَلِّ لِرَبِّكَ وَٱنْحَرْ ﴿٢﴾
إِنَّ شَانِئَكَ هُوَ ٱلْأَبْتَرُ ﴿٣﴾

(2) Samakatuwid, ikaw ay dumalangin sa iyong *Rabb* at mag-alay.
(3) Katotohanan, ang sinumang masuklam (at humamak) sa iyo ay pagkakaitan (ng pag-asa sa daigdig na ito at sa kabilang buhay[4]).

---

1 Isinalaysay ni Sahl bin Sa'd: Ang Sugo ng Allah ay nagsabi, 'Ako at ang taong lumingap sa isang ulila at nangalaga sa kanya ay papasok sa Paraiso ng katulad nito," at pinagdikit niya ang kanyang hinlalaki at hintuturo. Sahih Bukhari vol 8, Hadith Bilang 34.

2 Isinalaysay ni Abi Hurayrah: Ang Sugo ng Allah ay nagsabi, "Ang isang lumingap sa isang dukha o isang balo ay katulad ng isang Mujahid (nakikipaglaban sa Landas ng Allah), o katulad ng isang nagdarasal gabi-gabi at nag-aayuno sa lahat ng araw." Sahih Bukhari vol 7 Hadith Bilang 265.

3 Itinala ito ni Muslim, Abu Dawud at An-Nasai mula sa salaysay ni Anas na nagsabi: "Habang kasama naming ang Sugo ng Allah sa isang Masjid, siya ay napaidlip. Pagkaraan, itinaas niya ang kanyang ulo at nakangiti. Sinabi naming, 'O Sugo ng Allah! Ano ba ang dahilan at ikaw ay nakangiti? Siya ay nagsabi, "Katotohanan, isang Surah ang ipinahayag sa akin kanina lamang." At kanyang binigkas ang Surah Al Kawthar. Pagkaraan, siya ay nagsabi, "Alam ba ninyo kung ano ang Al Kawthar? Kami ay nagsabi, 'Ang Allah at ang Kanyang Sugo ang higit na nakaalam.' At sinabi niya, "Katotohanan, mayroong isang batis na ipinangako sa akin ng aking *Rabb* (Panginoon) ang Makapangyarihan at Dakila at ito ay mayroong masaganang pagpapala. Ito ay isang batis na kung saan ang aking Ummah (pamayanan) ay dadalhin sa Araw ng Paghuhukom. Ang mga nilalaman nito ay di mabilang tulad ng mga bituin sa langit. Pagkaraan, isang alipin ng Allah mula sa kanila ay pagkakaitan (mula rito) At ako ay magsasabi: "O aking Panginoon, katotohanan, siya ay mula sa aking pamayanan. Kaya, Siya (ang Allah) ay magsasabi: "Katotohanan, hindi mo alam kung ano ang kanyang itinuro pagkaraan mo."

4 Isinalaysay ni Anas: Ang Sugo ng Allah ay nagsabi, "Walang sinuman sa inyo ang magkakamit ng Iman (Pananalig) hanggang hindi niya ako minamahal nang

آياتها ٦ — سُورَةُ الكَافِرُونَ — ترتيبها ١٠٩

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

قُلۡ يَٰٓأَيُّهَا ٱلۡكَٰفِرُونَ ١ لَآ أَعۡبُدُ مَا تَعۡبُدُونَ ٢
وَلَآ أَنتُمۡ عَٰبِدُونَ مَآ أَعۡبُدُ ٣ وَلَآ أَنَا۠ عَابِدٞ مَّا عَبَدتُّمۡ ٤
وَلَآ أَنتُمۡ عَٰبِدُونَ مَآ أَعۡبُدُ ٥ لَكُمۡ دِينُكُمۡ وَلِيَ دِينِ ٦

آياتها ٣ — سُورَةُ النَّصۡرِ — ترتيبها ١١٠

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

إِذَا جَآءَ نَصۡرُ ٱللَّهِ وَٱلۡفَتۡحُ ١ وَرَأَيۡتَ ٱلنَّاسَ
يَدۡخُلُونَ فِي دِينِ ٱللَّهِ أَفۡوَاجٗا ٢ فَسَبِّحۡ بِحَمۡدِ رَبِّكَ
وَٱسۡتَغۡفِرۡهُۚ إِنَّهُۥ كَانَ تَوَّابَۢا ٣

آياتها ٥ — سُورَةُ المَسَدِ — ترتيبها ١١١

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

تَبَّتۡ يَدَآ أَبِي لَهَبٖ وَتَبَّ ١ مَآ أَغۡنَىٰ عَنۡهُ مَالُهُۥ وَمَا
كَسَبَ ٢ سَيَصۡلَىٰ نَارٗا ذَاتَ لَهَبٖ ٣ وَٱمۡرَأَتُهُۥ
حَمَّالَةَ ٱلۡحَطَبِ ٤ فِي جِيدِهَا حَبۡلٞ مِّن مَّسَدِۭ ٥

## Surah Al-Kafirun

(Ang Mga Walang Pananampalataya)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 Sabihin mo! (O Muhammad!) "O kayong Kafirun[1]!

2 "Hindi ako sumasamba sa (anumang [diyus-diyosang]) inyong sinasamba.

3 "At hindi ninyo sasambahin ang (Allah na) aking sinasamba,

4 "At hindi ko sasambahin ang alin mang inyong sinasamba,

5 "At hindi ninyo sasambahin ang aking sinasamba,

6 "Sa inyo ang inyong pananampalataya at sa akin ang aking pananampalataya.

## Surah An-Nasr

(Ang Tulong)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 Kung dumating ang tulong ng Allah at ang Tagumpay,

2 At iyong mapagmasdan ang mga taong nagsisipasok sa Pananampalataya ng Allah (Islam) nang maramihan,

3 Ipagdiwang ang mga papuri sa iyong *Rabb* at magsumamo (upang makamit) ang Kanyang kapatawaran, katotohanan, Siya ang Lagi nang (tumatanggap ng pagsisisi at) Nagpapatawad.

## Surah Al-Masad

(Ang Apoy)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 Maglaho ang dalawang kamay ni *Abu Lahab*[2] at maglaho siya!

---

higit kaysa sa kanyang ama, mga anak at sa lahat ng sangkatauhan." Sahih Bukhari vol 1 Hadith Bilang 14.

1 Ang Surah na ito ay ipinahayag na tuwirang ini-uukol sa mga Kafirun (nagtakwil ng pananampalataya sa Allah partikular ang Angkan ng Quraish). Sa kanilang kamangmangan, kanilang inanyayahan ang Sugo ng Allah na sambahin ang kanilang mga ini-idolong mga diyus-diyosan para sa isang taon at sila rin naman ay sasamba sa Allah para sa isang taon din. Samakatuwid, ipinahayag ito ng Allah bilang kautusan Niya kay Propeta Muhammad na huwag makipagsundo sa mga walang pananampalataya sa Allah.

2 Si Ibn Abbas ay nagsalaysay: Nang ang ayat "At bigyan mo ng babala (O Muhammad) ang iyong kamag-anakan mula sa iyong Angkan" ay ipinahayag (Surah 26:214), ang Sugo ng Allah ay umakyat sa paanan ng Bundok Safa at siya ay sumigaw "Ya Sabahah" isang palasak na salita ng mga arabo na sinasabi kung sila ay tumatawag ng pansin kapag mayroong panganib na kinahaharap. Ang mga tao ay nagsabi: Ano ba yan? Sila ay nagtipon na mayroong mga taong nangangakabayo ang lumulusob sa tabi ng bundok, kayo ba ay naniniwala? Sila ay sumagot, "Hindi namin kailanman nabalitaan na ikaw ay nagsinungaling.' At saka muling nagsalita ng Sugo ng Allah, 'Ako ay isang tagapagbabala lamang sa inyo tungkol sa pagdating ng isang kasakit-sakit na parusa.' Sa pagkadinig na yaon ni Abu Lahab, siya ay nagsabi, "Sanay maglaho ka! Tinipon mo kami para lamang sa ganyang dahilan? Pagkaraan, si Abu Lahab ay

(2) Ang kanyang yaman at mga anak ay hindi magbibigay buti sa kanya!
(3) Siya ay susunugin sa Naglalagablab na Apoy!
(4) At (kasama) ang kanyang asawa[1] na nagdadala ng mga kahoy (na panggatong),
(5) Sa kanyang leeg ay isang nakapulupot na lubid na yari sa *Masad* (hinimay na hibla ng palmera).

## Surah Al-Ikhlas[2]

(Ang Kadalisayan)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

(1) Sabihin mo (O Muhammad!): "Siya ang Allah, ang Nag-iisa,
(2) "Allah, (*As-Samad*[3]) walang hanggan, ang ganap, sandigan ng lahat,
(3) "Hindi siya nagkaanak at hindi Siya ipinanganak[4],
(4) "At Siya ay walang katulad."

## Surah Al-Falaq[5]

---

lumisan. Kaya, ang Surah Al Masad ay ipinahayag sa ganoong kalagayan. (Sahih Bukhari vol 6, Hadith Bilang 495).

1 Mula sa Tafsir ng Surah 17:45 ni Imam Qurtubi, siya ay nagsabi: Si Sa'id bin Jubair ay nagsalaysay: Nang ang Surah 111 Al Masad ay ipinahayag, ang Asawa ni Abu Lahab ay naghahanap sa Sugo ng Allah habang si Abu Bakr ay nakaupo sa tabi ng Sugo ng Allah. Sinabi ni Abu Bakr sa Sugo ng Allah: Mas mabuti kung ikaw ay lumayo muna sapagkat siya ay dumarating papunta rito, maaring hamakin ka niya. Ang Sugo ng Allah ay nagsabi: "Magkakaroon ng tabing sa pagitan naming dalawa. Kaya, hindi niya nakita ang Sugo ng Allah. Ang babae ay nagtanong kay Abu Bakr, "Ang kasama mo ay nagsabi ng isang tula laban sa akin. Si Abu Bakr ay sumagot" Isinusumpa ko sa Allah na wala siyang sinabing tula laban sa iyo. Ang babae ay nagtanong: Naniniwala ka ba roon? Pagkaraan, siya ay lumisan. Si Abu Bakr ay nagtanong sa Sugo ng Allah: O Sugo ng Allah! Hindi ka niya nakita. Ang Sugo ng Allah ay sumagot. (Dahil) isang anghel ang kumubli sa akin mula sa kanya."

2 **(a)** Si Abu Sa'id al Khudri ay nagsalaysay: Narinig ng isang tao ang isang taong bumibigkas ng *"Qul huwa Allahu Ahad"* (Surah Al Ikhlas). Paulit-ulit niyang binibigkas ito. Nang kinaumagahan, siya ay nagtungo sa Sugo ng Allah at sinabi niya ito na para bang ang pagbigkas ng Surah na ito ay hindi pa sapat subali't ang Sugo ng Allah ay nagsabi sa kanya: Sa pamamagitan Niya na Siyang may tangan ng aking kaluluwa, ito ay katumbas ng ikatlong bahagi ng Qur'an. (Sahih Bukhari Vol 9, Hadith Bilang 471). **(b)** Si Aisha ay nagsalaysay: Ipinadala ng Sugo ng Allah sa digmaan ang isang tao na palagiang namumuno sa pagdarasal. Kanyang tinatapos ang pagdarasal sa pamamagitan ng Surah Al Ikhlas. Nang sila ay bumalik mula sa pakikipagdigmaan, nabanggit nila ito sa Sugo ng Allah at sinabi niya na tanungin ito kung bakit niya ginagawang bigkasin ito nang maraming ulit. Sila ay nagtanong sa kanya at sinabi: Binibigkas ko ito sapagka't binabanggit ng Surang ito ang mga Katangian ng Mahabaging Allah at naiibigan kong bigkasin ito sa aking mga pagdarasal. Ang Sugo ng Allah ay nagsabi sa kanila: "Sabihin ninyo sa kanya na minamahal siya ng Allah." (Sahih Bukhari vol 9, Hadith Bilang 472).

3 **As Samad.** Sinabi ni Ibn Abbas ayon sa pagsasalaysay ni Ikrimah na "ang kahulugan ng As-Samad ay ang Isa Na sandigan ng lahat ng kanilang mga pangangailangan at pinagsusumamo. Sinabi rin ni Ibn Abbas ayon sa pagsasalaysay ni Ali Ibn Talhah na "ang kahulugan ng As-Samad ay Rabb (Panginoon) na Ganap sa Kanyang Kapamahalaan, ang Marangal Na ang Karangalan ay Ganap, ang Dakila na ang Kadakilaan ay Ganap, ang Matalino na ang Kanyang katalinuhan ay Ganap.

4 Si Bukhari ay nagtala mula kay Abu Hurayrah na ang Sugo ng Allah ay nagsabi: "Ang Dakilang Allah ay nagsabi: 'Ako ay itinakwil ng anak ni Adan at wala siyang karapatan na gawin ito sa Akin, at Ako ay kanyang nilapastanganan at wala siyang karapatang gawin ito sa akin. Tungkol sa kanyang pagtatakwil sa Akin, ito ay kaugnay ng kanyang pagsasabing: "Siya (Allah) ay kailanman ay hindi Niya ako muling malilikha katulad ang pagkakalikha Niya noon sa akin." Nguni't ang muling paglikha sa kanya ay higit na madali kaysa sa unang paglikha sa kanya. At tungkol sa kalaspatanganan niya sa Akin, ito ay kaugnay ng pananalita niya na: "Ang Allah ay magkaroon ng isang (lalaking) anak. Ngunit Ako ay Tanging Isa, na Ganap na *Rabb* (Panginoon). Hindi Ako nagka-anak at hindi rin Ako ipinanganak, at sa Akin ay walang maihahalintulad." (mula sa Tafsir Ibn Kathir vol 10 pahina 637.)

5 Sa kanyang Sahih, si Muslim ay nagtala ayon sa mapananaligang pagsasalaysay ni Uqbah bin 'Amir na ang Sugo ng Allah ay nagsabi: "Hindi ba ninyo nakikita na mayroong Ayat (talata ng Qur'an) na ipinahayag sa akin ngayong gabi na ang katulad nito ay hindi pa nakikita (o naipapahayag) kahit noon pa man. Ito ay ang Surah Falaq (11) at Surah An Naas (114). Sahih Muslim vol 1 Hadith Bilang 558.

## سُورَةُ الإِخْلَاصِ

ترتيبها ١١٢ — آياتها ٤

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

قُلْ هُوَ ٱللَّهُ أَحَدٌ ﴿١﴾ ٱللَّهُ ٱلصَّمَدُ ﴿٢﴾ لَمْ يَلِدْ وَلَمْ يُولَدْ ﴿٣﴾ وَلَمْ يَكُن لَّهُۥ كُفُوًا أَحَدٌۢ ﴿٤﴾

## سُورَةُ الفَلَقِ

ترتيبها ١١٣ — آياتها ٥

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

قُلْ أَعُوذُ بِرَبِّ ٱلْفَلَقِ ﴿١﴾ مِن شَرِّ مَا خَلَقَ ﴿٢﴾ وَمِن شَرِّ غَاسِقٍ إِذَا وَقَبَ ﴿٣﴾ وَمِن شَرِّ ٱلنَّفَّٰثَٰتِ فِى ٱلْعُقَدِ ﴿٤﴾ وَمِن شَرِّ حَاسِدٍ إِذَا حَسَدَ ﴿٥﴾

## سُورَةُ النَّاسِ

ترتيبها ١١٤ — آياتها ٦

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

قُلْ أَعُوذُ بِرَبِّ ٱلنَّاسِ ﴿١﴾ مَلِكِ ٱلنَّاسِ ﴿٢﴾ إِلَٰهِ ٱلنَّاسِ ﴿٣﴾ مِن شَرِّ ٱلْوَسْوَاسِ ٱلْخَنَّاسِ ﴿٤﴾ ٱلَّذِى يُوَسْوِسُ فِى صُدُورِ ٱلنَّاسِ ﴿٥﴾ مِنَ ٱلْجِنَّةِ وَٱلنَّاسِ ﴿٦﴾

(Ang Bukang Liwayway)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 Sabihin mo (O Muhammad!): "Ako ay humihingi ng paglingap sa *Rabb* (Panginoon) ng *Falaq* (bukang-liwayway),

2 "Laban sa kasamaan ng mga nilikhang bagay,

3 "Laban sa kasamaan ng Ghasiq (kadiliman ng gabi) kung ito ay laganap,

4 "Laban sa kasamaan ng mga nagsasagawa (ng karunungang itim),

5 "At laban sa kasamaan ng mainggitin kung siya ay naiinggit."

## Surah An-Naas[1]

(Ang Bukang Liwayway)

*Sa Ngalan ng Allah Ang Mahabagin, Ang Maawain*

1 Sabihin mo (O Muhammad!): "Ako ay humihingi ng paglingap sa *Rabb* ng sangkatauhan,

2 "Ang Hari[2] ng sangkatauhan,

3 "Ang Diyos ng sangkatauhan,

4 "Laban sa kasamaan ng *Waswas*[3] (bumubulong at lumalayo [matapos bumulong]),

5 "Na bumubulong sa mga puso ng sangkatauhan,

6 "(Sila ay) Mula sa mga Jinn at Tao (na nang-uudyok ng kasamaan)."

---

Sa isang pagkakataon, isinalaysay ni Uqbah na habang siya ay naglalakad na kasama ng Sugo ng Allah, siya ay tinawag, "O Uqbah! Dapat ba kitang turuan ng dalawang Surah na pinakamainam ng mga Surah upang bigkasin ng mga tao? Ako ay sumagot na "Sabihin mo sa akin O, Sugo ng Allah. Kaya, tinuruan niya akong bimigkas ng Surah Al Falaq at Surah An-Naas."

Itinala ni An-Nasai na isinalaysay sa kanya ni Ibn Abis Al Juhani na ang Sugo ng Allah ay nagsabi sa kanya, "O Ibn Abis, dapat ko bang ipaalam sa iyo ang pinakamainam na bagay na maaring gamitin para sa pangangalaga (laban sa kasamaan)? Siya ay sumagot, "Sabihin mo sa akin O Sugo ang Allah." Ang Sugo ng Allah ay nagsabi at binigkas niya ang Surah Al Falaq at Surah An Naas."

---

1 Si Aisha ay nagsalaysay: Sa oras ng pagtulog ng Sugo ng Allah, lagi niyang binibigkas ang Surah Al-Ikhlas, Surah Al-Falaq at Surah An-Naas at pagkatapos, hihipan niya ang kanyang mga palad at ihahaplos ang kanyang kamay sa kanyang mukha at sa mga bahagi ng kanyang katawan na kanyang maaabot. At kung siya ay may sakit, lagi niyang ipinagagawa ang ganoon sa akin para sa kanya. (Sahih Bukhari, vol 7, Hadith Bilang 644).

2 Si Abu Hurayrah ay nagsalaysay: Ang Sugo ng Allah ay nagsabi: Sa Araw ng Pagkabuhay Muli, tatanganan ng Allah ang buong planeta ng mundo sa pamamagitan ng Kanyang Kamay at pipigain Niya ng Kanyang Kanang Kamay ang kalangitan at saka magsasabing: "Ako ang Hari, Nasaan ang mga hari ng daigdig?" (Sahih Bukhari, vol 9, Hadith Bilang 479).

3 **Al Waswas**. Si Mu'tawir bin Sulayman ay nagsalaysay na sinabi ng kanyang ama, "Binanggit sa akin na ang Shaytan ang tagapagbulong (Al-Waswas). Kapag ang anak ni Adan ay malungkot o masaya, siya ay bumubulong sa puso niya. Nguni't kung naala-ala niya (ng anak ni Adan) ang Allah, siya (ang Shaytan) ay lumalayo." (Tafsir ibn Kathir vol 10, pahina 649 na hinango mula sa tinipong salaysay ni At Tabari 24:710).





# Mga Mahalagang Tanong sa Buhay ng Muslim

**1 Mula saan kinukuha ng Muslim ang kanyang pinaniniwalaan?** Kinukuha niya ito mula sa Aklat ng Allah (ang Qur'an) at sa tumpak na Sunnah (kapahayagan) ng Sugo ng Allah (Muhammad ﷺ) na hindi nagsasalita ng ayon sa sarili niyang kagustuhan: **﴿Ito ay walang iba maliban sa isang kapahayagan na ipinahayag sa kanya.﴾** [Qur'an 53:4]. Iyon ay batay sa pagkaunawa ng mga kasamahan ng Propeta ﷺ at matuwid na mga naunang salinlahi, kalugdan nawa sila ng Allah.

**2 Kapag tayo ay nagkasalungatan (sa isang bagay), sa ano tayo sasangguni?** Tayo ay sumangguni sa makatotohanang batas at ang kahatulan nito ay nasa Aklat ng Allah at sa Sunnah ng Kanyang Sugo ﷺ, sapagka't sinabi ng Allah: **﴿At kung kayo ay nagkahidwaan sa isang bagay ay dapat ninyong isangguni ito sa Allah at sa Sugo.﴾** [Qur'an 4:59]. Ang Propeta ﷺ ay nagsabi rin: "Nag-iwan ako sa inyo ng dalawang bagay na kailaman ay hindi na kayo maliligaw habang pinanghahawakan ninyo ang dalawang ito: ang Aklat ng Allah at ang Sunnah ng Kanyang Propeta". [Al-Muwatta'].

**3 Kaninong pangkat ang ligtas sa Araw ng Pagbangon?** Ang Sugo ﷺ ay nagsabi: "Mahahati ang aking mamamayan sa pitumpu't tatlong pananampalataya; silang lahat ay sa Apoy maliban sa isang pananampalataya. Nagsabi sila: "Ano ito, o Sugo ng Allah?" Siya ay nagsabi: Ang (pananampalatayang) aking tinatahak ito at ng aking mga Kasamahan." [Ahmad at Tirmidhi]. Kaya ang katotohanan ay ang anumang nakabatay roon ang Propeta ﷺ at ang kanyang mga kasamahan. Kaya dapat kang sumunod at maging maingat sa Bid`ah (paniniwala o katuruan na hindi itinuro ng Propeta Muhammad ﷺ, kung ikaw ay naghahangad ng kaligtasan at pagtanggap ng mga gawa.

**4 Ano ang mga kondisyon sa pagtanggap ng matuwid na gawa?** Ang mga kondisyon nito ay ang: **1.** Paniniwala sa Allah at ang pagtaguyod sa kaisahan Niya, hindi tatanggapin ang matuwid na gawa mula sa isang Mushrik (nagtatambal). **2.**Kawagasan, sa pamamagitan ng paghahangad sa ikasisiya ng Mukha ng Allah. **3.**Pagsunod sa Propeta ﷺ sa paggawa rito, sa pamamagitan ng pagkaka-alinsunod nito sa mga naihatid niya ﷺ. Kaya hindi nararapat na sambahin ang Allah maliban sa paraang naaayon sa isinabatas Niya.

Kung ang isa sa mga ito ay wala, ang gawa ay hindi matatanggap. Ang Allah ay nagsabi: **﴿At Kami ay bumaling sa anumang gawain na ginawa nila (mga di-sumasampalataya), at pagkatapos ay Aming ginawa itong parang alikabok na isinabog na nagkakalatan.﴾** [Qur'an 25:23].

**5 Ilan ang mga antas ng Relihiyong Islam?** Ang mga antas ng Relihiyon ay tatlo: Ang Islám (Pagpapasailalim), ang Eemán (Paniniwala), at ang Ihsán (Pagpapahusay).

**6 Ano ang Islam at ilan ang mga saligan nito?** Ang Islam ay ang pagsuko sa Allah sa pamamagitan ng Tawheed (pagbukod-tangi sa Kanya), ang pagpapaakay sa Kanya sa pamamagitan ng pagtalima, at ang pagkalas sa Shirk (pagtatambal sa Allah) at sa mga tagapagtaguyod nito. Ang mga saligan nito ay lima, binaggit ito ng Propeta ﷺ sa sinabi niya: "Itinatag ang Islam sa lima: ang pagsasaksi na walang (tunay na) Diyos maliban sa Allah at katotohanang si Muhammad ay Sugo ng Allah, ang pagtaguyod ng Saláh, ang pagbibigay ng Zakáh, ang pagsasagawa ng Hajj sa Tahanan (ng Allah), at ang pag-aayuno sa Ramadán." [Al-Bukhari at Muslim].

**7 Ano ang Eemán at ilan ang mga saligan nito?** Ang Eemán ay ang paniniwala ng puso, ang pagsasabi ng dila, at ang paggawa ng mga bahagi ng katawan, na nag-iibayo sa pamamagitan ng pagsunod at nababawasan sa pamamagitan ng pagsuway. Ang Allah ay nagsabi: ﴿**Upang mapag-ibayo nila ang kanilang pananampalataya, na kaalinsabay ng kanilang pananampalataya sa ngayon.**﴾ [Qur'an 48:4]. Ang sinabi naman ng Sugo ﷺ: "Ang Eeman (pananampalataya) ay binubuo ng higit sa pitumpong sangay. Ang pinakamainam sa mga ito ay ang pagsabi ng **Laa iláaha illallaáh** (ang paniniwala na walang tunay na Diyos maliban sa Allah) at ang pinakamababa sa mga ito ay ang pag-aalis sa daan ng anumang bagay na nakapipinsala. Ang pagkamahiyain ay isang sangay ng Pananampalataya." [Muslim]. Nagkakaroon ito ng kasiguruhan batay sa napapansin ng Muslim na kasiglahan sa pagsunod sa panahon ng mga kabutihan at katamlayan sa sandali ng paggawa ng pagsuway. Ang Allah ay nagsabi: ﴿**Katotohanan, ang mga mabubuting gawa ay nakapapalis ng mga masasamang gawa.**﴾ [Qur'an 11:114]. Ang mga saligan nito ay anim, binanggit ito ng Propeta ﷺ sa sinabi niyang: "At maniwala ka sa Allah, sa Kanyang mga anghel, sa Kanyang mga kasulatan, sa Kanyang mga sugo, sa Huling Araw, at sa Tadhana: ang mabuti rito at ang masama rito." [Al-Bukhari].

**8. Ano ang kahulugan ng "Láa iláaha illallaáh"?** Ang pagkakaila sa pagiging tunay na diyos ng iba pa maliban sa Allah at ang pagpapatunay nito sa Allah lamang.

**9 Ang Allah ba ay kasa-kasama natin?** Oo. Ang Allah ay kasama natin sa pamamagitan ng Kanyang kaalaman, pandinig, paningin, pangangalaga, pagsasaklaw, kapangyarihan, at ng Kanyang kalooban. At tungkol naman sa Kanyang personalidad, hindi Siya nakikihalubilo sa mga sarili ng mga nilikha at hindi Siya nasasaklawan ng anuman sa mga nilikha.

**10 Makikita ba ang Allah sa pamamagitan ng mata?** Nagkaisa ang mga Muslim na ang Allah ay hindi makikita sa Mundo, subali't sa Kabilang-buhay ang Allah ay makikita ng mga mananampalataya sa Mah-shar (lugar na pagtitipunan) at sa Paraiso. Siya ay nagsabi: ﴿**Sa Araw na yaon, may mga mukha na mga nagniningning. Na nakatingin sa kanilang Panginoon.**﴾ [Qur'an 75:22-23].

**11 Ano ang pakinabang ng pagkakaalam sa mga pangalan ng Allah at ng Kanyang mga katangian?** Ang kauna-unahang tungkuling itinakda ng Allah sa Kanyang mga nilikha ay ang kilalanin Siya. Sapagka't kapag Siya ay nakilala ng mga tao tunay na sasambahin nila Siya ng totoong pagsamba. Siya ay nagsabi: ﴿**Kaya dapat mong malaman na walang (tunay na) Diyos maliban sa Allah, kaya humingi sa Kanya ng kapatawaran sa iyong kasalanan.**﴾ [Qur'an 47:19]. Kaya ang paggunita sa Allah sa lawak ng Kanyang Habag ay nagdudulot ng pagkakaroon ng pag-asa, at sa tindi ng Kanyang paghihiganti ay nagdudulot ng pangamba, at sa pamumukod-tangi Niya sa pagkakaloob ng biyaya ay nangangailangan ng pasasalamat.

Ang nilalayon sa pagsamba sa pamamagitan ng mga pangalan ng Allah at ng Kanyang mga katangian ay ang kasiguruhan ng pagka-alam sa mga ito at ang pagkaunawa sa mga kahulugan ng mga ito, at paggawa batay sa mga ito. Mayroon sa mga pangalan ng Allah at sa Kanyang mga katangian na napupuri ang tao sa pag-aangkin nito gaya ng kaalaman, pagkaawa, at katarungan. Mayroon naman sa

mga ito na napipintasan at nasisisi ang tao sa pag-aangkin nito gaya ng pagkadiyos, pagkamapanupil, at pagkamapagmalaki.

Ang tao ay may mga katangiang pinupuri siya dahil sa mga ito at ipinag-uutos sa kanya gaya ng pagpapakaalipin (sa Allah), pagdulog sa Kanya ng karalitaan, pangangailangan sa Kanya, pagpapakaaba sa Kanya, paghiling sa Kanya, at ang mga katulad nito, ngunit hindi kailanman maaaring taglayin ng Panginoon ang mga katangiang ito.

Ang pinakamamahal na nilikha para sa Allah ay ang sinumang nagtataglay ng mga katangiang naiibigan Niya. Ang pinakakasuklam-suklam na nilikha para sa Kanya ay ang sinumang nagtataglay ng mga katangiang kinamumuhian Niya. Ang Allah ay nagsasabi: ﴾**At taglay ng Allah ang mga naggagandahang pangalan, kaya manalangin kayo sa Kanya sa pamamagitan ng mga ito.**﴿ [Qur'an 7:180]. Napatunayan sa Propeta ﷺ na siya ay nagsabi: "Katotohanang ang Allah, ang Kataas-taasan, ay nagtataglay ng siyamnapu't siyam na pangalan, isandaan maliban sa isa; ang sinumang nakabilang sa mga ito ay papasok sa Paraiso". [Al-Bukhari at Muslim].

**Ang kahulugan ng pagbilang sa mga ito ay ang: 1-** Pagbilang sa mga salita nito at bilang nito **2-** Pag-unawa sa mga kahulugan at ipinahihiwatig nito. Kaya kapag sinabi ang: Al-Hakeem (ang Tigib ng Karunungan) ay isusuko niya ang lahat ng gawain niya sa Allah dahil ang lahat ng mga ito ay umaalinsunod sa karunungan Niya. At kapag naman sinabi niya ang: Al-Quddoos (Ang Kabanal-banalan) ay isasaisip niya na ang Allah ay malayo sa lahat ng mga kakulangan. **3-** Pagdalangin sa pamamagitan ng mga ito. At ito may dalawang uri. **a)** Pagdalangin na pagpupuri at pagsamba. **b)** Pagdalangin na paghiling at pagsusumamo.

Ang sinumang nagsiyasat sa Qur'an at sa tumpak na Sunnah ay makakayanan niyang tipunin ito. Ang mga ito ay:

1-Allaah (Ang tunay na Diyos). 2-**Ar-Rahmaán** (Ang Maawain), 3-**Ar-Raheem** (Ang Mahabagin), 4-**Ar-Ra'úf** (Ang Tigib ng Kabaitan), 5-**Al-Ghaníy** (Ang Mayaman), 6-**Al-Kareem** (Ang Mapagbigay), 7-**Al-Akram** (Ang Pinakamapagbigay), 8-**Al-Wahhaáb** (Ang Mapagkaloob), 9-**Al-Jawáad** (Ang Mapagmabuting-loob), 10-**Al-Wáasi'** (Ang Malawak), 11-**Al-Maálik** (Ang Nagmamay-ari), 12-**Al-Malik** (Ang Hari), 13-**Al-Maleek** (Ang Kahari-harian), 14-Al-Quddoos (Ang Banal), 15-**As-Saláam** (ang Sakdal), 16-**Al-Mu`min** (Tagapagpatiwasay), 17-**Al-Muhaymín** (Ang Tagapagbantay), 18-**Al-`Azeez** (Ang Matatag), 19-**Al-Jabbáar** (Ang Palasupil), 20-**Al-Mutakabbir** (Ang Nakapagmamalaki), 21-**Al-Kabeer** (Ang Malaki ), 22-**Al-Muta`áal** (Ang Makapagmamataas), 23-**Ar-Rabb** (Ang Panginooon), 24-**Al-`Adheem** (Ang Sukdulan), 25-**Al-Qaadír** (Ang Makapangyarihan), 26-**Al-Qádeer** (Ang Nakapangyayari), 27-**Al-Muqtadir** (Ang Nakakakaya), 28-**Al-Khalláaq** (Ang Palalikha), 29-**Al-Kháaliq** (Ang Tagapaglikha), 30-Al-Báari' (Ang Maykapal), 31-**Al-Musawwir** (Ang Tagapag-anyo), 32-**Al-Awwal** (Ang Kauna-unahan), 33-**Al-Áakhir** (Ang Kahuli-hulihan), 34-**Adh-Dháahir** (Ang Nangingibabaw), 35-**Al-Báatin** (Ang Nakaaarok), 36-**As-Samee'** (Ang Nakaririnig), 37-**Al-Baseer** (Ang Nakakikita), 38-**Al-`Afúw** (Ang Mapagpaumanhin), 39-**Al-Ghafoor** (Ang Mapagpatawad), 40-**Al-Ghaffáar** (Ang Tagapagpatawad), 41-**As-Siteer** (Ang

Mapagtakip), 42-**Al-Haleem** (Ang Matimpiin), 43-**Al-Lateef** (Ang Nakakatatalos o Ang Mabait), 44-**Al-Witr** (Ang Bugtong), 45-**Al-Jameel** (Ang Maganda), 46-**Al-Alíy** (Ang Mataas), 47-**Al-A`laá** (Ang Kataas-taasan), 48-**Al-Waahid** (Ang Nag-iisa), 49-**Al-Ahad** (Ang Iisa), 50-**As-Samad** (Ang Dulugan), 51-**As-Sayyid** (Ang Poon), 52-**Al-Qáhir** (Ang Tagalupig), 53-**Al-Qahháar** (Ang Palalupig), 54-**Al-Haqq** (Ang Totoo), 55-**Al-Mubeen** (Ang Naglilinaw), 56-**Al-Qawíy** (Ang Malakas), 57-**Al-Mateen** (Ang Matibay), 58-**Al-Hayíy** (Ang May-hiya), 59-**Al-Hayy** (Ang Buhay), 60-**Al-Qayyoom** (Ang Tagapagpanatili), 61-**Ash-Sháakir** (Ang Nagpapasalamat), 62-**Ash-Shakoor** (Ang Mapagpasalamat), 63-**Al-Fattaáh** (Ang Tagapagpasya), 64-**Al-`Aleem** (Ang Maaalam), 65-**Al-Hakeem** (Ang Marunong), 66-**Al-Khabeer** (Ang Nakababatid), 67-**At-Tawwaáb** (Ang Palatanggap ng pagsisi), 68-**Al-Qareeb** (Ang Malapit), 69-**Al-Mujeeb** (Ang Tumutugon), 70-**Al-Wadood** (Ang Mapagmahal), 71-**Al-Walíy** (Ang Katangkilik), 72-**Al-Hameed** (Ang Kapuri-puri), 73-**Al-Mawlaá** (Ang Tagatangkilik), 74-**An-Naseer** (AngTagaadya), 75-**Al-Hafeedh** (Ang Mapag-ingat), 76-**Al-Majeed** (Ang Maringal), 77-**Ash-Shaheed** (Ang Saksi), 78-**Al-Muqaddim** (Ang Tagapagpauna), 79-**Al-Mu-akhkhir** (Ang Tagapagpahuli), 80-Al-Musa`ir (Ang Tagapagpaliyab), 81-**Al-Qaábid** (Ang Tagapagpagipit), 82-**Al-Baásit** (Ang Tagapagpaluwag), 83-**Al-Mu`tíy** (Ang Tagapagbigay), 84-**Ad-Dayyaán** (Ang Palagantimpala), 85-**Al-Mannaán** (Ang Mapagbiyaya), 86-**Ar-Raáziq** (Ang Tagapagtustos), 87-**Ar-Razzaáq** (Ang Palatustos), 88-**Al-Wakeel** (Ang Pinagkakatiwalaan), 89-**Ar-Raqeeb** (Ang Mapagmasid), 90-**Al-Muhsin** (Ang Mapagmagandang-loob), 91-**Al-Haseeb** (Ang Tagapagtuos), 92-Ash-Shaáfíy (Ang Tagapagpagaling), 93-**Ar-Rafeeq** (Ang Magiliw), 94-**Al-Muqeet** (Ang Tagakandili), 95-**At-Tayyib** (Ang Kaaya-aya), 96-**Al-Hakam** (Ang Hukum), 97-**Al-Barr** (Ang Mabuti), 98-**As-Subbooh** (Ang Maluwalhati), 99-**Al-Waárith** (Ang Tagapagpamana), 100-**Al-Ilaah** (Ang Diyos).

**12. Ano ang pagkakaiba sa pagitan ng mga pangalan ng Allah at ng Kanyang mga katangian?** Ang mga pangalan ng Allah at ang Kanyang mga katangian ay kapwa ipinahihintulot gamitin sa panalangin ng pagpapakupkop at panunumpa. Subali't may mga pagkakaiba sa pagitan ng mga ito, ang pinakamahalaga nito:
Una- Ang mga pangalan ng Allah – hindi ang Kanyang mga katangian – ay ipinahihintulot na gamitin sa (pagpapa-alipin) at (pagdalangin). Ang pagpapa-alipin ay gaya pagpapangalan na nagsisimula sa `Abd, "Abdulkareem" (Alipin ng Mapagbigay). Samantalang ang pangalang `Abdulkaram (Aliping ng Pagkamapagbigay) ay hindi ipinahihintulot (dahil ang Karam ay hindi pangalan ng Allah). Ang pagdalangin naman dito ay gaya ng "Yáa Kareem" (O Mapagbigay). Samakatwid hindi ipinahihintulot ang "Yáa Karamallaah" (O Pagkamapagbigay ng Allah). Pangalawa: Ang mga pangalan ng Allah ay pinaghahanguan ng Kanyang mga katangian gaya ng: Ar-Rahmaán (Ang Mahabagin) pinaghahanguan ito ng isang katangian Niya, ang Rahmah (habag). Tungkol naman sa Kanyang mga katangian, ang mga ito ay hindi hinahango mula sa mga pangalan na hindi nailahad. Kaya ang katangiang Istiwá' (pag-ibabaw) ay hindi pinaghahanguan ng pangalang Al-Mustawíy (ang pumaibabaw). Pangatlo: Ang mga gawain ng Allah ay hindi pinaghahanguan ng mga pangalan na hindi nailahad. Kabilang sa mga gawain ng

Allah ay "Al-Ghadab" (ang magalit), kaya hindi maaaring sabihin na kabilang sa mga pangalan ng Allah ang "Al-Ghaadib" (Ang Nagagalit). Samantalang ang Kanyang mga katangian ay hinahango mula sa Kanyang mga gawain. Kaya ang katangiang "Al-Ghadab" (ang magalit) ay pinatutunayan natin na taglay ng Allah dahil ang paggalit ay kabilang sa Kanyang mga gawain.

**13 Ano ang kahulugan ng paniniwala sa mga Anghel?** Ito ay ang wagas na pagkilala sa pagkakaroon nila, na nilikha lamang sila ng Allah upang sambahin Siya at ipatupad ang Kanyang kautusan. Ang Allah ay nagsabi: ﴾**bagkus sila ay mga lingkod na pinarangalan. Hindi nila inuunahan Siya sa pagsasalita, datapwa't ipinatutupad nila ang anumang ipinag-uutos Niya sa kanila.**﴿ [Qur'an 21:26-27]

**Ang paniniwala sa kanila ay naglalaman ng ilang bagay: 1.** Ang paniniwala sa pagkakaroon nila; **2.** Ang paniniwala sa sinumang nalaman natin sa kanila ang kanyang pangalan, gaya ni Jibreel; **3.** Ang paniniwala sa anumang nalaman natin sa mga katangian nila gaya ng kadakilaan ng pagkakalikha sa kanila; **4.** Ang paniniwala sa anumang nalaman natin sa mga katungkulan nila na natatangi lamang sila roon., gaya ng Anghel ng Kamatayan.

**14 Ano ang Qur'an?** Ang Qur'an ay tunay na Salita ng Allah, ang pagbigkas nito ay itinuturing na pagsamba. Sa Kanya nagsimula ito at sa Kanya rin babalik ito. Siya ang nagsasalita nito sa katotohanan sa pamamagitan ng titik at tinig. Narinig ito mula sa Kanya ni Anghel Jibreel at pagkatapos ay ipinarating ito ni Jibreel kay Propeta Muhammad ﷺ. Ang lahat ng mga kasulatang pangkalangitan ay Salita ng Allah.

**15 Magsasapat ba tayo sa Qur'an nang wala ang Sunnah ng Propeta ?** Hindi ito maaari, sapagka't ipinag-utos ng Allah na tanggapin ang Sunnah ayon sa Kanyang sinabi: ﴾**Kaya't ang anumang ipinarating sa inyo ng Sugo ay kunin ninyo at ang anumang ipinagbawal niya sa inyo ay iwasan ninyo.**﴿ [Qur'an 59:7]. Dumating ang Sunnah bilang isang tagapaliwanag para sa Qur'an. Sapagka't hindi malalaman ang detalye ng katuruan ng Islam, gaya ng Salah kung hindi sa pamamagitan nito. Ang Sugo ﷺ ay nagsabi: "Tandaan! Tunay na ako ay pinagkalooban ng Kasulatan at isa pang katulad nito na kasama nito. Tandaan! Halos may isang lalaking busog na busog na nakaupo sa kanyang sopa, na nagsasabing: Panghawakan ninyo ang Qur'an na ito. Kaya ang anumang natagpuan ninyo rito na ipinahintulot ay ipahintulot ninyo at ang anumang natagpuan ninyo rito na ipinagbawal ay ipagbawal ninyo". [Abu Dawud].

**16 Ano ang kahulugan ng paniniwala sa mga Sugo?** Ito ay ang wagas na paniniwala na ang Allah ay nagpadala sa bawa't pamayanan ng isang Sugong nagmula sa kanila. Nag-aanyaya ito sa kanila sa pagsamba sa Allah lamang at sa pagtakwil sa anumang sinasamba bukod pa sa Kanya. Silang lahat ay matatapat, mapaniniwalaan, matatalino, mararangal, mga nagpapakabuti, mga banal ang pagkatakot, mapagkakatiwalaan, mamamatnubay, at mga napatnubayan. Sila ay nagparating ng kanilang mga mensahe, sila ang pinakamainam sa mga nilikha, at sila ay napangalagaan laban sa pagtatambal sa Allah magmula sa pagsilang sa kanila at hanggang sa kanilang kamatayan.

**17 Ano ang mga uri ng Pamamagitan sa Araw ng Pagbabangon?** Una: Ang mga ito ay may iba't ibang uri, ang pinakadakila sa mga ito ay ang dakilang

Pamamagitan. Ito ay magaganap sa tinatayuan sa Araw ng Pagbangon pagkatapos na tumayo ang mga tao nang limampung libong taon habang hinihintay nila ang paghatol sa kanila. Mamamagitan si Propeta Muhammad ﷺ sa kanyang Panginoon at hihilingin niya sa Kanya na magbaba ng kahatulan sa pagitan ng mga tao. Ito ay partikular lamang sa Propeta nating si Muhammad ﷺ, at ito ang siyang kapuri-puring kalagayan na ipinangako sa kanya. Pangalawa: Ang Pamamagitan para sa paghiling na buksan ang pintuan ng Paraiso. Ang unang hihiling sa pagbukas ng pintuan nito ay ang Propeta nating si Muhammad ﷺ at ang unang papasok dito sa lahat ng mga pamayanan ay ang kanyang mamamayan. Pangatlo: Ang Pamamagitan para sa ilang pangkat ng mga tao na naatasan nang pumasok sa Apoy upang hindi na sila pumasok dito. Pang-apat: Ang Pamamagitan para sa mga taong pumasok na sa Apoy mula sa mga mapagsuway na naniniwala sa Tawheed (kaisahan ng Allah) upang sila ay palabasin mula rito. Pang-lima: Ang Pamamagitan para sa pag-aangat sa mga antas ng ilang pangkat ng mga taong kabilang sa mga maninirahan sa Paraiso – Ang huling tatlong Pamamagitan ay hindi partikular sa Propeta natin, subalit siya ang mangunguna rito. At pagkatapos niya, susunod namang mamamagitan ang mga Propeta, ang mga Anghel, ang mga matuwid, at ang mga martir. Pang-anim: Ang Pamamagitan para sa ilang pangkat upang pumasok sila sa Paraiso nang walang pagsusulit. Pang-pito: Ang Pamamagitan para sa pagpapagaan ng pagdurusa ng ilan sa mga di-mananampalataya. Ito ay partikular naman din sa Propeta natin ﷺ para sa tiyuhin niyang si Abú Tálib upang pagaanin ang pagdurusa nito. Pagkatapos ay magpapalabas ang Allah mula sa Apoy dahil sa Habag Niya ng ilang pangkat ng mga taong namatay sa paniniwalang Tawheed (kaisahan ng Allah) nang walang mamamagitan ni isa man. Walang makakabilang sa kanila maliban sa Allah at papapasukin Niya sila sa Paraiso dahil sa Habag Niya.

**18 Ipinahihintulot ba ang paghingi ng tulong o ang paghiling ng Pamamagitan mula sa mga taong buhay?** Oo, ipinahihintulot at ipinag-anyaya ng Islam ang pagtulong sa iba, sapagkat sinabi ng Allah: ﴿**At magtulungan kayo sa kabutihan at sa kabanalan ng takot.**﴾ [Qur'an 5:2]. At ang sabi naman ng Sugo ﷺ: *"Ang Allah ay nasa pagtulong sa isang lingkod habang ang isang lingkod ay nasa pagtulong ng kanyang kapatid"[ Muslim].* Tungkol naman sa Pamamagitan, ang kabutihan nito ay malaki. Ito ay nangangahulugang pagpapagitna. Sapagkat sinabi ng Allah: ﴿**Ang sinumang namagitan ng isang magandang pamamagitan ay magkakaroon siya ng isang bahagi (ng gantimpala) mula rito**﴾.[Qur'an 4:85] At sinabi naman ng Sugo ﷺ: "Mamagitan kayo, gagantimpalaan kayo". [Al-Bukhari]. At ito ay alinsunod sa mga kondisyon na: **1.** Ang paghingi ng tulong o paghiling ng pamamagitan ay mula sa taong buhay sapagkat ang paghiling nito sa patay ay tinatawag na Du`a (panalangin) at ang patay ay hindi nakaririnig sa sinumang nananalangin sa kanya. Ang Allah ay nagsabi: ﴿**Kung sila ay iyong tinatawagan, sila ay hindi nakakarinig sa inyong panawagan, at kung sila man ay makakarinig, hindi rin nila kayo matutugunan.**﴾ [Qur'an 35:14]. At paano nga ba hihingan ng tulong ang patay, samantalang siya ay nangangailangan sa panalangin ng buhay? At ang kanyang gawain ay nagwakas na dahil sa pagkamatay niya maliban sa anumang dumarating sa kanya na gantimpala sa pamamagitan ng Du`a at gaya nito. Ang Sugo ng Allah ﷺ ay

nagsabi: "Kapag namatay na ang anak ni Adam, ang kanyang gawain ay nagwakas na maliban sa tatlo: Tuloy-tuloy na kawang-gawa, o kaalamang pinakikinabangan ito, o mabuting anak na nananalangin para sa kanya?" [Muslim]. **2.** na nauunawaan nito ang sinasabi sa kanya; **3.** na ang hinihilingan ay nasa harapan mismo; **4.** na ang Pamamagitang ito ay sa anumang makakaya; **5.** na ito ay kaugnay sa mga bagay-bagay sa Mundo; **6.** na ito ay sa ipinahihintulot na bagay na walang pinsalang dulot.

**19 Ilan ang mga bahagi ng Tawassul (pagsusumamo)?** Ito ay dalawang bahagi. Una: Ipinahihintulot; at ito ay tatlong uri: **1.** Ang pagsusumamo sa Allah sa pamamagitan ng Kanyang mga pangalan at mga katangian. **2.** Ang pagsusumamo sa Allah sa pamamagitan ng ilan sa mga nagawang matuwid, gaya ng kuwento ng tatlong lalaki na nakulong sa isang kuweba. **3.** Ang pagsusumamo sa Allah sa pamamagitan ng panalangin ng isang matuwid na Muslim na buhay na kaharap mismo at inaaasahang tutugunin ang kanyang panalangin.

**Pangalawa: Ipinagbabawal; at ito ay dalawang uri: 1.** Na hihiling sa Allah sa pamamagitan ng katampukan ng Propeta ﷺ o ng isang Wali (katangkilik), gaya ng pagsabi ng: O Allah, katotohanang ako ay humihiling sa Iyo sa pamamagitan ng katampukan ng Iyong Propeta, o katampukan ni Husain (isa sa mga apo ng Propeta), halimbawa. Tama, na ang katampukan ng Propeta ﷺ ay dakila sa Mata ng Allah at gayon din ang katampukan ng mga taong matuwid. Subali't ang mga kasamahan ng Propeta ﷺ, bagamat sila ang pinakamasigasig sa mga tao sa paggawa ng kabutihan, noong panahon ng tagtuyot ay hindi sila nagsumamo sa pamamagitan ng katampukan ng Propeta ﷺ, samantalang ang puntod ng Propeta ay nasa pagitan lamang nila. Sila ay nagsumamo na lamang sa pamamagitan ng panalangin ng tiyuhin ng Propeta na si `Abbás (kalugdan nawa siya ng Allah). **2.** Na hihiling ang tao sa kanyang Panginoon ng kanyang pangangailangan habang sumusumpa sa pamamagitan ng Propeta ﷺ o sa inaakalang Walí, gaya ng pagsabi ng: O Allah, katotohanang ako ay humihiling sa Iyo ng ganito sumpa man sa Iyong Walí na si Polano o sumpa man sa karapatan ng Iyong Propeta na si Polano. Ito'y ipinagbabawal, dahil sa ang pagsumpa sa nilikha sa harap ng isang nilikha ay ipinagbabawal. Samakatwid, sa harap ng Allah ay higit na matindi ang pagbabawal. At pagkatapos, ang Allah ay walang tungkulin para sa tao dahil lamang sa pagtalima nito sa Kanya.

20 **Ano ang kahulugan ng paniniwala sa Huling Araw?** Ito ay ang wagas na paniniwala sa kaganapan nito. Napapaloob dito ang paniniwala sa kamatayan at anumang magaganap pagkatapos nito, gaya ng pagsubok sa libingan, pagdurusa rito, at kaginhawaan rito; sa pag-ihip sa tambuli; sa pagtayo ng mga tao sa harap ng kanilang Panginoon; sa pagbubuklat sa mga talaan ng gawa; sa paglalagay ng timbangan; sa pagtawid sa tulay na Sirat; sa lawa; sa Pamamagitan; at pagkatapos noon ang pagtungo sa Paraiso o ang patungo sa Impiyerno.

**21 Ano ang mga palatandaan ng Malaking Oras** (ang paggunaw sa mundo)**?** Ang Propeta ﷺ ay nagsabi: "Tunay na ito ay hindi darating hanggang hindi kayo nakakakita bago pa man ito ng sampung tanda", at binanggit niya: ang usok, ang Dajjál (bulaang Kristo), ang malaking hayop, ang pagsikat ng araw sa kanluran nito, ang pagbaba ni Hesus na anak ni Maria, ang Ya`juj at ang Ma`júj (ang Og at ang

Magog), tatlong paglamon ng lupa: paglamon ng lupa sa silangan, paglamon ng lupa sa kanluran, at paglamon ng lupa sa Arabia, at ang panghuli niyon ay apoy na lalabas sa Yemen na magtataboy sa mga tao patungo sa pagtitipunan nila." [Muslim].

**22 Ano ang pinakamalaking Fitnah (tukso) na daraan sa mga tao?** Ang Propeta ﷺ ay nagsabi: "Sa pagitan ng paglikha kay Adan hanggang sa pagdating ng Oras (ng paggunaw sa mundo) ay wala nang napakasukdulang (maidudulot na tukso) na humigit pa kaysa kay Dajjál (bulaang Kristo)." [Muslim]. Siya ay isang lalaking kabilang sa mga anak ni Adan. Siya ay darating sa nalalapit na katapusan ng panahon. May nakasulat sa pagitan ng kanyang mga mata na K.F.R., na mababasa ng bawa't mananampalataya. Siya ay kirat sa kanang mata. Para bang ang mata niya ay isang ubas na nakaluwa. Sa unang sandali ng paglitaw niya ay mag-aangkin siya ng isang matuwid na tao, pagkatapos ay mag-aangkin naman ng pagka-propeta, at pagkatapos ay pagka-diyos. Pupunta siya sa mga tao at aanyayahan sila, nguni't pasisinungalingan nila siya at hindi tatanggapin ang kanyang sinasabi. Kaya lalayo siya sa kanila at susundan siya ng kanilang mga ari-arian. Kaya kinaumagahan wala ng matitirang anuman sa mga kamay nila. Pagkatapos ay pupunta ulit siya sa mga tao at aanyayahan sila. Sa sandaling ito sila ay tutugon na sa kanya at maniniwala na sa kanya. Pagkatapos ay uutusan niya ang langit at uulan ito. Uutusan niya ang lupa na magpatubo at magpapatubo ito. Pupunta siya sa mga tao na may dalang tubig at apoy. Ang apoy ay isang malamig na tubig at ang tubig naman ay apoy. Nararapat para sa isang mananampalataya na magpakukop sa Allah laban sa kanyang tukso niya (Dajjal) sa bawa't katapusan ng Saláh at kung naabutan siya bumigkas sa harap niya ng unang mga Ayah ng Súrah Al-Kahf (kabanata ika-18). Iiwasang makaharap siya sa takot na matukso. Ang Sugo ﷺ ay nagsabi: "Ang sinumang nakarinig tungkol sa Dajjál ay magpakalayu-layo siya sa kanya. Sapagka't sumpa man sa Allah, tunay na ang isang lalaki (tao) ay pupunta sa kanya sa pag-aakalang ito ay isang mananampalataya kaya susunod ito sa kanya dahil sa mga dinadala niyang pampalinlang." [Abú Dáwud]. Mananatili siya sa lupa nang apatnapung araw; ang isang araw ay gaya ng isang taon, ang isa namang araw ay gaya ng isang buwan, at ang isa pang araw ay gaya ng isang Biyernes (linggo), at ang nalalabing mga araw niya ay gaya ng mga araw nating ito. Wala siyang iiwang bayan o lupain malibang papasukin niya ang mga ito bukod sa Makkah at Madínah. Pagkatapos ay bababa si Hesus at papatayin niya siya (Dajjál).

**23 Ang Paraiso at ang Impiyerno ba ay mayroon na?** Oo. Nilikha na ng Allah ang mga ito bago pa Niya nilikha ang mga tao. Ang mga ito ay hindi maglalaho magpakailanman at hindi rin mawawala. Lumikha ang Allah para sa Paraiso ng mga maninirahan nito ayon sa kabutihang-loob Niya at para sa Impiyerno ng mga maninirahan nito ayon naman sa katarungan Niya. Ang bawat isa ay padadaliin sa anumang nilikha para sa kanya.

**24 Ano ang kahulugan ng paniniwala sa Qadr (Pagtatakda)?** Ito ay ang wagas na paniniwala na ang bawat mabuti o masama ay alinsunod sa pagtatadhana ng Allah at pagtatakda Niya, at na Siya ay malayang gumawa sa anumang ninanais Niya. Ang Sugo ﷺ ay nagsabi: "Kung sakaling ang Allah ay nais Niyang parusahan ang mga naninirahan sa Kanyang mga kalangitan at ang mga naninirahan sa Kanyang kalupaan, pinarusahan na Niya sila, subali't Siya ay hindi gumagawa ng kawalang katarungan sa kanila. At kung sakaling kinahahabagan Niya sila, ang habag



Niya ay higit na mainam para sa kanila kaysa sa mga gawa nila. Kung sakaling ikaw ay gumugol ng kasing (laki ng bundok ng) Uhud na ginto sa landas ng Allah, hindi ito tatanggapin ng Allah mula sa iyo hanggang hindi ka naniniwala sa Pagtatakda at naniniwala na ang anumang magpapasawi sa iyo ay hindi lalampas sa iyo at na ang anumang lalampas sa iyo ay hindi magpapasawi sa iyo. At kung sakaling namatay ka bukod dito ay katiyakang papasok ka sa Apoy. [Ahmad at Abú Dáwud].

**Ang paniniwala sa Pagtatakda ay naglalaman ng apat na bagay:** **1)** Ang paniniwala na ang Allah ay nakaaalam sa bawa't bagay maging sa kabuuan at detalye nito. **2)** Ang paniniwala na Siya ay nagsulat na nito sa Talaang Inaalagaan. Ang Sugo ﷺ ay nagsabi: "Isinulat na ng Allah ang mga katakdaan ng mga nilikha limampung libong taon bago Niya nilikha ang mga kalangitan at ang kalupaan. [Muslim]. **3)** Ang paniniwala na ang anumang ninais ng Allah ay magaganap na hindi mapipigilan ng anuman at na ang Kanyang kapangyarihan ay hindi mapanghihina ng anuman. Samakatwid, anumang ninais Niya ay magaganap at ang anumang hindi Niya ninais ay hindi magaganap. **4)** Ang paniniwala na ang Allah ay ang Tagapaglikha na nagpapairal sa bawa't bagay at na ang anumang bukod sa Kanya ay nilikha lamang Niya.

**25 Ang nilikha ba ay may kakayahan, kalooban, at totoong pagnanais?** Oo. Ang tao ay may kalooban, pagnanais, at kakayahang pumili, subali't ang mga ito ay hindi lalabas sa kalooban ng Allah, pagkataas-taas Niya. Siya ay nagsabi: ﴾**At wala kayong magagawang nais ninyo malibang kung nanaisin ng Allah**﴿. [Qur'an 76: 30] Ang sinabi naman ng Sugo ﷺ: *"Gumawa kayo sapagka't ang bawa't isa ay padadaliin sa anumang nilikha para sa kanya". [Al-Bukhárí at Muslim]*. Ang Allah ay nagbigay sa atin ng pag-iisip, pandinig, at paningin upang mabatid natin ang pagkakaiba sa pagitan ng matuwid at tiwali. Kaya mayroon bang may isip na nagnanakaw at pagkatapos ay sasabihing: Itinakda na ito ng Allah sa akin? At kung sakaling sinabi man niya ito ay hindi pa rin siya patatawarin ng mga tao. Bagkus ay parurusahan siya at sasabihin din sa kanyang: "Itinakda na rin ng Allah sa iyo ang parusang ito". Kaya ang pagdadahilan at pangangatwiran sa pamamagitan ng Pagtatakda ay hindi ipinahihintulot, ito ay isang kasinungalingan. Ang Allah ay nagsabi: ﴾**Sasabihin ng mga nagtambal (sa Allah): "Kung ninais lamang ng Allah ay hindi sana kami nakapagtambal sa Kanya, ni ang aming mga ninuno, at hindi sana kami nagbawal ng anuman". Sa gayon nagpasinungaling ang mga nauna sa kanila**﴿ [Qur'an 6:148]

**26 Ano ang Ihsán?** Ang Propeta ﷺ ay nagsabi bilang pagtugon sa isang nagtanong sa kanya tungkol sa Al-Ihsán: "Na sambahin mo ang Allah na para bang nakikita mo Siya, at kung hindi mo Siya nakikita, tunay na nakikita ka Niya." [Muslim]. Ito ang pinakamataas sa tatlong antas ng Relihiyong Islam.

**27 Ilan ang mga bahagi ng Tawheed?** Ang mga bahagi nito ay tatlo: **1)** Tawheed ar-Ruboobíyyah (Ang paniniwala sa kaisahan ng Pagka-panginoon). Ito ay ang pagbubukod-tangi sa Allah sa Kanyang mga gawain, gaya ng paglikha, pagtustos, pagkakaloob ng buhay, at iba pa. Ang mga di-sumasampalataya noon ay kinikilala ang bahaging ito bago pa man isinugo ang Propeta ﷺ. **2)** Tawheed Al-Uloohíyyah (Ang paniniwala sa kaisahan ng Pagka-diyos). Ito ay ang pagbubukod-tangi sa Allah sa pamamagitan ng mga pagsamba, gaya ng Saláh (pagdarasal), pamamanata, pagkakawanggawa, at iba pa. At alang-alang sa pagbubukod-tangi sa Allah sa

pagsamba sa Kanya ay ipinadala ang mga Sugo at ibinaba ang mga Kasulatan. **3)** Tawheed al-Asmáa' was Sifáat (Ang paniniwala sa kaisahan ng mga Pangalan at mga Katangian). Ito ay ang pagpapatunay sa anumang pinatunayan ng Allah at ng Kanyang Sugo na mga naggagandahang pangalan at matataas na katangian ng Allah nang walang Tahreef (paglilihis sa kahulugan), walang Ta`teel (pagtanggi sa kahulugan), walang Takyeef (pagsasalarawan) at walang Tamtheel (paghahalintulad).

**28 Sino ang Wali (katangkilik)?** Siya ay ang matuwid na mananampalataya na banal ang pagkatakot. Ang Allah ay nagsabi: **﴾Katiyakan, tunay na ang mga kapanalig ng Allah ay walang nadaramang takot sa kanilang sarili at hindi rin sila nakakaramdam ng kalungkutan, sila yaong mga naniwala at lagi nang nagpapakabanal ng takot﴿** [Qur'an 10:62-63]. Ang Sugo ﷺ ay nagsabi rin: "Ang tanging katangkilik ko lamang ay ang Allah at ang matuwid sa mga mananampalataya". [Al-Bukhárí at Muslim]

**29 Ano ang obligasyon natin patungkol sa mga Kasamahan ng Propeta ﷺ?** Ang obligasyon natin sa kanila ay ang mahalin sila, ang ipanalangin sila na kalugdan nawa sila ng Allah, ang maging malinis ang mga puso natin at ang mga dila natin patungkol sa kanila, ang ipalaganap natin ang kanilang mga kabutihan, at magpumigil sa pagtatanghal ng anumang hidwaang naganap sa pagitan nila. Sila ay hindi malaya sa pagkakamali, subali't sila ay masugid na nagsisikap. Ang sumang-ayon sa kanila sa kawastuhan ay may dalawang gantimpala, at ang nagkamali sa kanila ay may isang gantimpala dahil sa kanyang pagsisikap, nguni't patatawarin ang kanyang pagkakamali. Sila ay may mga kabutihang hindi masisira ng isang di kaaya-ayang gawain na nangyari mula sa kanila, sila ay nagkakalamangan ng antas sa isa't isa. Ang pinakamainam sa kanila ay ang sampo: Sila ay sina Abu Bakar, sumunod si Umar, sumunod si Uthman, sumunod si Ali, sumunod si Talha, sumunod si Az-Zubai, sumunod si Abdul Rahman bin `Auf, sumunod si Sa`ad ibn Waqqas, sumunod si Sa`ied ibn Zaid, sumunod si Abu `Ubaidah ibn Al-Jarrah, sumunod sa kanila ang lahat ng Muhajiroon (mga nagsilikas noon mula sa Makkah patungong Madinah), sumunod ang sinumang namatay sa pagkamartir sa digmaan sa Badr mula sa mga Muhajiroon at mga Ansar (mga taga Madinah noon), sumunod sa kanila ang iba pang nalalabing mga Ansar, at sumunod ang lahat ng mga Sahabah (mga kasamahan ng Propeta). Sapagka't ang Sugo ﷺ ay nagsabi: "Huwag ninyong alipustain ang aking mga Kasamahan sapagka't sumpa man sa Kanya na may tangan ng aking buhay: kung sakali mang ang isa sa inyo ay gumugol ng kasing (laki ng bundok ng) Uhud na ginto, hindi ito makakapantay sa isang dakot (na kabutihan) ng isa sa kanila, ni maging ang kalahati nito." [Al-Bukhárí at Muslim]. At sinabi pa niya: "Ang sinumang nag-alipusta sa aking mga Kasamahan ay mapapasakanya ang sumpa ng Allah, ng mga Anghel at lahat ng sangkatauhan." [At-Tabraani].

**30 Magpapalabis ba tayo sa pagpupuri sa Sugo ﷺ nang higit sa katayuang ibinigay ng Allah sa kanya?** Walang pag-aalinlangan na ang pinuno nating si Muhammad ang siyang pinakamarangal sa nilikha ng Allah at ang pinakamainam sa kanilang lahat. Subali't hindi pa rin ipinahihintulot ang magpakalabis tayo sa pagpupuri sa kanya gaya ng pagpapakalabis ng mga Kristiyano sa pagpupuri kay Hesus na anak ni Maria, dahil ipinagbawal niya sa atin iyon, batay sa sinabi niyang:

"Huwag kayong magmalabis sa pagpupuri sa akin gaya ng pagmamalabis ng mga Kristiyano sa pagpupuri sa anak ni Maria. Sapagka't ako ay isang lingkod lamang. Kaya sabihin lamang ninyo: Ang lingkod ng Alláh at Kanyang Sugo."[ Al-Bukhárí].

**31 Ang mga Angkan ng Kasulatan (Hudyo at Kristiyano) ba ay mga mananampalataya?** Ang mga Hudyo, ang mga Kristiyano, at ang mga tagasunod ng iba pang relihiyon ay mga di-mananampalataya kahit pa man sila ay sumusunod sa isang relihiyon na ang orihinal nito ay wasto. Maging ang lahat at ang sinumang hindi niya tinalikuran ang kanyang relihiyon pagkatapos na maisugo ang Propeta Muhammad ﷺ at hindi yumakap sa Islam. (Sapagka't ang Allah ay nagsabi): ﴾**hindi ito tatanggapin mula sa kanya at siya sa Kabilang-buhay ay mapabibilang sa mga talunan.**﴿ [Qur'an 3:85]. Kapag hindi naniwala ang isang Muslim sa pagiging tunay nilang di-pagsampalataya o nagdududa sa kawalang-kabuluhan ng kanilang relihiyon, naging isa na rin siyang di-sumasampalataya dahil sinalungat niya ang kahatulan ng Allah at ng Kanyang Sugo tungkol sa pagiging kawalang pananampalataya nila. Sinabi ng Allah: ﴾**Ang sinumang nagtakwil dito mula sa mga pangkat (Hudyo, Kristiyano at mga bansang hindi muslim), ang Apoy ang tagpuang ipinangako sa kanya.**﴿ [Qur'an 11:17]. (Ibig sabihin ay ang mga pangkat ng ibang mga pananampalataya). Ang Sugo ﷺ ay nagsabi**:** "Sumpa man sa Kanya na ang buhay ni Muhammad ay tangan ng Kanyang kamay: Walang isa man mula sa sambayanang ito ang nakarinig tungkol sa akin maging Hudyo o Kristiyano at pagkaraan ay namatay nang hindi naniwala sa akin, kundi siya ay isa nang napabilang sa mga maninirahan sa Apoy." [Muslim].

**32 Ipinahihintulot bang gumawa ng kawalang katarungan sa isang di-mananampalataya (di-muslim)?** Ang katarungan ay kanais-nais, ang Allah ay nagsabi: ﴾**Katotohanang ipinag-uutos ng Allah ang katarungan at ang pagmamagandang loob.**﴿ [Qur'an 16:90]. At ang kawalang katarungan ay ipinagbabawal, batay sa sinabi ng Allah (sa Hadith Qudsi): ﴾**Tunay na ipinagbabawal Ko sa Aking sarili ang kawalang katarungan at ginawa Ko itong ipinagbabawal sa pagitan ninyo, kaya huwag kayong gumawa ng kawalang katarungan sa isa't isa.**﴿ [Muslim]. Kaya magtatamo ang ginawan ng kawalang katarungan ng pagkapantay-pantay na hatol para sa gumawa nito sa kanya sa Araw ng pagbabangong muli. Ang Propeta ﷺ ay nagsabi: "Batid ba ninyo kung sino ang nabangkrap (nawalan)". Sila ay nagsabi: Ang nabangkrap sa amin ay ang sinumang walang pag-aari na kahit isang dirham o anumang kagamitan. Siya ay nagsabi: "Tunay na ang nabangkrap sa aking mamamayan ay ang makakapagdala sa Araw ng pagbangon muli ng Salah (pagdarasal), Siyam (pag-aayuno) at Zakat (kawanggawa), subali't darating siya na minura ito, pinaratangan ito, kinamkam ang ari-arian nito, pinadanak ang dugo nito at pinagbuhatan ng kamay ito. Kaya ang isang ito ay bibigyan mula sa kanyang mga kabutihan, at ito ay bibigyan din mula sa kanyang mga kabutihan at kung wala nang natira sa kanyang mga kabutihan bago niya ganap na mabayaran ang dapat niyang bayaran, kukunin ang mga kasalanan ng mga ito at ipapataw sa kanya at pagkatapos ay ihahagis siya sa Apoy." [Muslim]. Bagkus ang pagkakapantay-pantay na paghatol ay ipapataw maging sa pagitan ng mga hayop.

**33 Ano ang Bid'ah?** Si Ibnu Rajab ay nagsabi, (kahabagan nawa siya ng Allah): "Ang ibig sabihin ng Bid'ah ay ang anumang makabagong ginawa-gawa lamang na walang batayan sa Batas ng Islam na maipapatunay dito. Samantalang ang anumang may batayan sa Batas ng Islam na maipapatunay dito ay hindi Bid'ah sa pang-islamikong katawagan nito kahit pa man ito ay Bid'ah sa pangwikang katawagan."

**34 Sa Islam ba ay may mabuting Bid'ah at masamang Bid`ah?** Naglahad ang mga Áyah at ang mga Hadíth tungkol sa pamimintas sa mga Bid'ah batay sa Islamikong konsepto nito at ito ay ang anumang makabagong ginawa-gawa at walang batayan sa Batas ng Islam, sapagka't sinabi niya ﷺ: "Ang sinumang gumawa ng isang gawain na hindi nakabatay sa aming kautusan, ito ay tatanggihan." [Al-Bukhárí at Muslim]. At sinabi pa niya: "Sapagka't tunay na ang bawa't makabagong ginawa-gawa ay Bid'ah at ang bawa't Bid'ah ay pagkaligaw." [Abú Dáwud]. Si Imám Málik ay nagsabi (kahabagan nawa siya ng Allah), tungkol sa pang-islamikong kahulugan ng Bid`ah: "Ang sinumang gumawa-gawa sa Islam ng isang Bid`ah na itinuturing niya itong isang mabuti ay tunay na kanyang pinaratangan na si Muhammad ﷺ ay nagtaksil sa kanyang mensahe, sapagka't sinasabi ng Allah: ﴿**Sa araw na ito ay binuo Ko na para sa inyo ang iyong Relihiyon, at ginanap Ko na sa inyo ang Aking pagpapala.**﴾ [Qur'an 5:3]. May nailahad sa ilang mga Hadíth na nagpupuri sa Bid'ah ayon sa pangkonseptong kahulugan nito. Ito ay ang anumang naiparating ng Batas ng Islam ngunit ito ay nabaon sa limot, kaya hinimok ng Propeta ﷺ ang pagpapaalala nito sa mga tao, gaya ng sinabi niya: "Ang sinumang nagpasimula sa Islam ng isang magandang kaparaanan ay mapapasakanya ang gantimpala nito at ang gantimpala ng sinumang gumawa ng naayon dito na hindi nakababawas ito ng kahit bahagya mula sa kanilang mga gantimpala." [Muslim]. Batay sa kahulugang ito nailahad ang sinabi ni `Umar (kalugdan nawa siya ng Allah): "Napakaganda ng Bid`ah na ito!". Ang tinutukoy niya rito ay ang Saláh sa Taráwih, sapagka't ito ay dati nang isinabatas, at ipinag-anyaya ng Propeta at isinagawa niya ang pagdarasal dito ng tatlong gabi, pagkatapos ay itinigil niya sa pangambang baka magiging ubligado ito. Kaya isinagawa ulit ni `Umar (r.a.) ang pagdarasal dito at tinipon niya ang mga tao para rito.

**35 Ilan ang mga uri ng Nifáq (pagkukunwari)?** Ito ay dalawang uri:

**1) Nifáq sa paniniwala (malaki):** Ito ay ang pagpapahayag ng pananampalataya at pagtatago ng pagtakwil sa pananampalataya. Ito ay nakapagtitiwalag sa Relihiyong Islam. Kapag namatay ang nagtataglay nito nang nakatitiyak dito, siya ay namatay sa kawalang pananampalataya. Ang Allah ay nagsabi: ﴿**Tunay na ang mga mapagkunwaring mananampalataya ay ilalagay sa pinakamababang palapag ng Apoy.**﴾ [Qur'an 4:145]. Ang ilan sa mga katangian nila ay ang panlilinlang sa Allah at sa mga naniwala, kinukutyaan nila ang mga mananampalataya at tinutulungan nila ang mga di-muslim laban sa mga Muslim. Ang hinahangad nila sa mga mabubuting gawa nila ay ang karangyaan ng buhay sa mundo.

**2) Nifáq sa gawa (maliit):** Hindi ito nakapagtitiwalag sa may taglay nito sa Islam subali't siya ay napapasailalim sa isang panganib na magdadala sa kanya sa malaking Nifáq kung hindi niya mapagsisihan ito. Ang nagtataglay nito ay may mga katangian, ang ilan sa mga ito ay: Na kapag siya ay nagsalita, siya ay

nagsisinungaling. Na kapag siya ay nangako, sinisira niya ito. Na kapag siya ay nakipagtalo, siya ay nagiging marahas. Na kapag siya ay nakipagkasundo, siya ay nandadaya, at kapag siya ay pinagkatiwalaan siya ay nagtataksil. Kaya't ang mga kasamahan ng Propeta ﷺ ay natatakot masadlak noon sa Nifaq na panggawain. Si ibnu Abu Mulaikah (kahabagan nawa ng Allah) ay nagsabi: "Naabutan ko ang tatlumpo sa mga kasamahan ng Propeta ﷺ, silang lahat ay kinatatakutan ang Nifaq sa kanyang sarili". At si Ibrahim At-Taymi (kahabagan nawa siya ng Allah) ay nagsabi rin: "Wala akong salitang naihahambing sa aking gawa malibang ako'y natatakot na maging isa akong sinungaling". Si Al-Hasan Al-Basari (kahabagan nawa siya ng Allah) ay nagsabi rin: "Walang natatakot dito (Nifaq) kundi ang isang mananampalataya at walang napapanatag ang kalooban niya rito kundi ang isang mapagkunwari". Si Umar ay nagsabi kay Hudhaifah (kalugdan nawa sila ng Allah): "Nakikiusap ako sa iyo sumpa man sa Allah. Nabanggit ba ako sa iyo ng Sugo ng Allah na ako'y kabilang sa kanila (sa mga mapagkunwari)". Sinabi niya: "Hindi, at wala na akong pinarangalan ng kadalisayan sa sinuman pagkatapos mo".

**36 Ano ang pinakadakila sa mga kasalanan at ang pinakamalaki sa mga ito sa Allah?** Ito ay ang Shirk (pagtatambal) sa Allah, Kataas-taasan Siya. Sapagka't sinabi Niya: ﴾**Katotohanan, ang pagtatambal (sa Allah) ay tunay na isang malaking kawalang katarungan.**﴿ [Qur'an 31:13]. At nang tinanong ang Sugo ﷺ tungkol sa kung aling pagkakasala ang pinakamalaki? Siya ay nagsabi: "Na ikaw ay makapagtakda sa Allah ng isang kawangis samantalang ikaw ay nilikha lamang Niya". [Al-Bukhari at Muslim].

**37 Ilan ang mga uri ng Shirk (pagtatambal)?** Ito ay dalawang uri: **1. Malaking Shirk.** Itinitiwalag nito ang tao sa Islam at hindi pinapatawad ng Allah ang nagtataglay nito. Batay sa sinabi Niya: ﴾**Katotohanang hindi pinatatawad ng Allah ang Siya'y bigyan ng katambal, nguni't pinatatawad Niya ang maliban dito sa kaninumang naisin Niya.**﴿ [Qur'an 4:48]. Ito ay may apat na bahagi: **a)** Ang Shirk sa panalangin at paghiling. **b)** Ang Shirk sa paglalayon, pagnanais, at pagbabalak; sa pamamagitan ng paggawa ng mga mabuting gawa alang-alang sa iba pa bukod sa Allah. **c)** Ang Shirk sa pagsunod; sa pamamagitan ng pagsunod sa mga pantas sa pagbabawal nila ng anumang ipinahintulot ng Allah o pagpapahintulot sa anumang ipinagbawal Niya. **d)** Ang Shirk sa pagmamahal; sa pamamagitan ng pag-mamahal sa kaninuman gaya ng pag-mamahal sa Allah.

**2. Maliit na Shirk.** Hindi ito nagpapatiwalag sa Islam sa nagtataglay nito. At ito ay dalawang bahagi: **a)** Lantad, maging ito ay nakaugnay sa mga salita gaya ng panunumpa sa iba pa bukod sa Allah, o ang pagsabi: "Kung ninais ng Allah at ninais mo". At ang pagsabi ng: "Kung hindi ang Allah at si ginoo". O di kaya'y nakaugnay sa mga gawa gaya ng pagsusuot ng kuwintas o lubid bilang pantulak sa sakuna o bilang pananggalang dito gaya ng pagkakabit ng mga agimat dahil sa pagkatakot sa usog, o ng Tatayyur; ito ay ang pagtuturing na malas ang ilan sa mga ibon, mga pangalan, mga pananalita, mga lugar, at iba pa. **b)** Tago, at ito ay Shirk na nakaugnay sa mga layunin, hangarin at pagnanais, gaya ng pagpapakitang-tao at pagpaparinig.

**38 Ano ang pagkakaiba sa pagitan ng malaking Shirk at maliit?** Ang ilan sa mga pagkakaiba ng dalawang ito: **1.** Ang malaking Shirk ay nahahatulan ang

nagtataglay nito ng pagtiwalag sa Islam sa Mundo at ng pananatili sa Impiyerno sa Kabilang-buhay, samantalang ang maliit na Shirk ay hindi nahahatulan ang nagtataglay nito ng kawalang pananampalataya sa Mundo at hindi siya pananatilihin sa Impiyerno sa Kabilang-buhay. **2.** Ang malaking Shirk ay nagpapawalang kabuluhan sa lahat ng mga mabubuting gawa samantalang ang maliit na Shirk ay nagpapawalang kabuluhan lamang sa gawaing naugnayan nito. May natitirang isang usaping pinagtatalunan at ito ay: Ang maliit na Shirk ba ay hindi patatawarin maliban sa pamamagitan ng pagsisisi gaya ng malaking Shirk, o ito ba ay gaya ng mga malalaking kasalanan na naisasaalang-alang sa kapasiyahan ng Allah? Alin ba sa dalawang opinyon na ito? Sadyang ang usapin ay lubhang mapanganib.

**39 Ang maliit na Shirk na ito ba'y may pananggalang bago ito maganap o may pambayad-sala kung naganap na?** Oo. Ang pananggalang laban sa pagpapakitang-tao, ito ay sa pamamagitan ng paghahangad sa mukha ng Allah sa pamamagitan ng mabuting gawa. At ang kaunti nito ay sa pamamagitan ng panalangin. Ang Sugo ﷺ ay nagsabi: "O mga tao, matakot kayo sa Shirk na ito sapagka't ito ay higit na tago kaysa sa mga bakas ng langgam". May nagsabi sa kanya: At papaano naming pangingilagan ito, samantalang ito ay higit na tago kaysa sa mga bakas ng langgam?. Siya ay nagsabi: "Sabihin ninyo, ***Allaáhumma innáa na`oodhu bika min an nush-rika bika shay-an na`lamuhu wa nastagh-firuka limaá láa na`lamuh*"**. (O Allah, tunay na kami ay nagpapakupkop sa Iyo laban sa anumang maaari naming magawang pagtatambal sa Iyo na nalalaman namin at humihingi kami sa Iyo ng kapatawaran para sa anumang hindi namin nalalaman.) [Ahmad]. Tungkol sa pambayad-sala ng panunumpa sa iba pa sa Allah, tunay na sinabi ng Sugo ﷺ: "Ang sinumang nanumpa sa pamamagitan ng Laat at ng `Uzza, dapat siyang magsabi ng: ***Laa ilaaha illallaah*** (walang tunay na Diyos na dapat sambahin maliban sa Allah)." [Al-Bukhari at Muslim]. At tungkol naman sa pambayad-sala ng Tatayyur. Tunay na sinabi niya ﷺ: "Sinumang nahikayat ng Tiyarah (pamahiin) dahil sa pangangailangan, tunay na siya ay nakagawa ng Shirk (pagtatambal)". Sila ay nagsabi: Ano naman ang pambayad-sala rito? Sinabi niya: "Na ang sabihin ninyo: ***Allaahumma laa khaira illaa khairuka, wa laa tayra illaa tayruka, wa laa ilaaha ghairuka*** (O Allah! Walang kabutihang makakamit maliban sa kabutihang Iyong ipagkakaloob, at walang masamang pangitain na matatamo maliban sa masamang pangitaing Iyong ipagkakaloob, at walang tunay na Diyos bukod pa sa Iyo ." [Ahmad].

**40 Ilan ang mga uri ng Kufr (pagtakwil sa pananampalataya)?** Ito ay dalawang uri: **1. Malaking Kufr,** nakapagtitiwalag ito sa Islam. Ito ay may limang bahagi: **a.** Ang Kufr na sanhi ng pagpapasinungaling. **b.** Ang Kufr na sanhi ng pagmamalaki na may paniniwala. **c.** Ang Kufr na sanhi ng pagdududa. **d.** Ang Kufr na sanhi ng pagtanggi. **e.** Ang Kufr na sanhi ng Nifáq.

**2. Maliit na Kufr,** ito ay Kufr na sanhi ng pagsuway. Hindi ito nakapagtitiwalag sa Islam sa nagtataglay nito, gaya ng pagpatay ng isang Muslim.

**41 Ano ang hatol sa pamamanata?** Kinasusuklaman ng Propeta ﷺ ang pamamanta at siya ay nagsabi: "Tunay na ito ay walang naidudulot na kabutihan." [Al-Bukhárí]. Ito ay kapag ang pamamanata ay wagas na iniuukol sa Allah. At kapag ang pamamanata naman ay iniuukol sa iba pa sa Allah gaya ng isang namamanata sa isang puntod o sa isang Walí (katangkilik), ito ay isang ipinagbabawal na pamamanata at hindi ipinahihintulot na tuparin ito.

**42. Ano ang hatol sa pagpunta sa nanghuhula sa nakaraan at nanghuhula sa hinaharap?** Ito ay ipinagbabawal, kung siya ay pumunta lamang sa kanila upang humingi ng maaari nilang maibigay na kapakinabangan, samantalang hindi niya pinaniniwalaan ang pag-aangkin nila ng kaalaman tungkol sa nakalingid, sa kanya ay hindi tatanggapin ang Saláh sa loob ng apatnapung araw. Batay sa sinabi niya ﷺ: "Ang sinumang sumadya sa isang manghuhula at nagtanong sa kanya ng anuman ay hindi tatanggapin mula sa kanya ang Saláh sa apatnapung araw." [Muslim]. Subali't kung siya ay pumunta sa kanila at naniwala sa kanila sa pag-aangkin nila ng kaalaman tungkol sa nakalingid, tunay na itinakwil na niya ang Relihiyon ni Muhammad ﷺ. Batay sa sinabi niya ﷺ: "Ang sinumang nagsadya sa isang nanghuhula sa nakaraan o nanghuhula sa hinaharap at naniwala rito sa sinasabi nito, tunay na itinakwil na nito ang anumang ibinaba kay Muhammad." [Abú Dáwud].

**43 Kailan ang paghingi ng ulan sa pamamagitan ng mga bituin na magiging malaking Shirk ito o maliit na Shirk?** Ang sinumang naniwala na ang bituin ay may epektong naidudulot na hindi nakabatay sa kalooban ng Allah ay iniugnay niya ang ulan sa bituin sa pagkakaroon at paglikha nito. Ito ay isang malaking Shirk. Samantalang ang sino namang naniwala na ang bituin ay may epektong naidudulot na nakabatay sa kalooban ng Allah, na ang Allah ay ginawa itong bilang isang dahilan sa pagbuhos ng ulan, na Siya na Kataas-taasan ay nagpairal ng kalikasan sa pagkakaroon ng ulan sa paglitaw ng bituin na iyon, ito ay ipinagbabawal at isang maliit na Shirk dahil ginawa niya itong isang dahilan nang walang patunay mula sa Islam, sa pakiramdam o sa matinong pag-iisip. Ang tungkol naman sa pagbibigay ng patotoo rito sa pamamagitan ng mga kapanahunan ng taon at mga oras ng pagbuhos ng ulan, ito ay ipinahihintulot.

**44 Ano ang tungkulin sa tagapamahala sa kapakanan ng mga Muslim?** Ang tungkulin sa kanila ay ang makinig at tumalima sa kanila maging sa oras ng kaginhawahan at kasuklam-suklam na sandali. Hindi ipinahihintulot ang pagtiwalag sa kanila kahit pa man nakagawa sila ng katiwalian. Hindi tayo dapat nananalangin laban sa kanila. Hindi natin titigilan ang pagsunod sa kanila. Ipanalangin natin sila sa pagkamatuwid, sa pagkamalusog, sa kapatnubayan at sa katumpakan. Itinuturing natin na ang pagsunod sa kanila ay bahagi ng pagsunod sa Allah habang sila ay hindi nag-uutos ng kasuwailan. Nguni't kung sila ay nag-utos ng pagsuway, ipinagbabawal ang pagsunod sa kanila rito. Subali't bukod sa iba pa rito ay kinakailangan ang pagsunod sa kanila ayon sa nakabubuti. Ang Sugo ﷺ ay nagsabi: "Makikinig ka at tatalima ka sa pinuno, na kahit pa hinagupit ang iyong likod at kinuha ang iyong ari-arian ay makinig ka at tumalima ka". [Muslim].

**45 Pinapayagan ba ang pagtatanong tungkol sa kadahilanan ng Allah sa Kanyang mga kautusan at kabawalan?** Oo, sa kondisyon na hindi iuugnay ang pananampalataya o ang paggawa sa pagkakaalam ng kadahilanan nito at sa pagkakumbinsi rito. Bagkus ang pagkakaalam dito ay magiging karagdagan lamang sa tibay ng pagkakakilala ng mananampalataya sa katotohanan. Subali't ang lubos na pagpapasailalim at ang hindi pagtatanong ay isang patunay sa ganap na pagpapakaalipin at paniniwala sa Allah at sa Kanyang lubos na kadahilanan gaya ng kalagayan noon ng mga kasamahan ng Propeta رضي الله عنهم.

**46 Ano ang pinapakahulugan sa sinabi Niya ( Allah): ﴿Ang anumang dumatal sa iyo na mabuti ay mula sa Allah at ang anumang dumatal sa iyo na masama ay mula sa iyong sarili﴾** [Qur'an 4:79]. Ang pinapakahulugan ng **mabuti** rito ay ang biyaya at ang **masama** naman ay ang kasawian. Ang lahat ay itinakda ng Allah. Kaya ang mabuti ay inuugnay sa Allah dahil Siya ang nagmamagandang-loob nito, samantalang ang masama naman ay nilikha Niya dahil sa banal na dahilan. Sa pagsasaalang-alang sa banal na dahilan na iyon, ito ay bahagi ng Kanyang pagmamagandang-loob. Sapagka't ang lahat ng Kanyang gawain ay mabuti. Ang Propeta ﷺ ay nahgsabi: "Ang lahat ng kabutihan ay nasa mga kamay Mo at ang kasamaan ay hindi nauugnay sa Iyo." [Muslim]. Samakatwid, ang mga gawa ng tao ay nilikha ng Allah at ito naman ay natatamo ng mga tao sa oras mismo (ng paglikha). Ang Allah ay nagsabi: **﴿At para sa kanya na nagbigay (ng kawanggawa) at nagpakabanal ng takot (sa Allah), at naniwala sa kabutihan (Paraiso), gagawin Naming madali para sa kanya ang landas ng kaginhawahan.﴾** [Qur'an 92:5-7].

**47 Ipinahihintulot bang sabihin ko na si ginoo ay isang martir (Shaheed)?** Ang paghusga sa isang partikular na tao ng pagkamartir ay gaya ng paghusga sa kanya ng pagpasok sa Paraiso. Ang doktrina ng Ahlus-Sunnah (mga nagtataguyod ng mga pahayag ng Propeta ﷺ) ay hindi tayo dapat magsasabi hinggil sa isang partikular na tao mula sa mga Muslim na siya ay kabilang sa mga maninirahan sa Paraiso o kabilang sa mga maninirahan sa Impiyerno maliban sa taong ipinabatid ng Propeta ﷺ ang tungkol sa kanya: na siya ay kabilang sa mga maninirahan sa isa sa dalawang iyon (Paraiso o Impiyerno). Ito ay sa dahilang ang totoong pangyayari ay nakakubli, hindi natin natatalos ng kaalaman kung sa anong kalagayan namatay ang isang tao. Ang mga gawain ay hinuhusgahan ayon sa naging wakasan ng mga ito. Ang tanging nakaaalam sa kalooban ay ang Allah. Subali't inaasahan natin na ang gantimpala ay para sa kanya na masigasig gumawa ng kabutihan at pinangangambahan natin na ang parusa para sa kanya na gumagawa ng masama.

**48. Ipinahihintulot bang husgahan ang isang partikular na Muslim ng kawalang pananampalataya?** Hindi ipinahihintulot na husgahan ang isang Muslim ng kawalang pananampalataya, ni ng paggawa ng Shirk (pagtatambal), ni ng pagka-munafiq (mapagkunwari) kapag hindi lumantad mula sa kanya ang anumang nagpapatunay dito at hindi napasusubalian ang mga patunay na salungat sa paratang. Ipinauubaya natin sa Allah ang kanyang mga isinasaloob.

**49 Ipinahihintulot bang magsagawa ng Tawaf (pag-ikot) sa iba pa sa Ka‘bah?** Walang lupalop ng kalupaan na ipinahihintulot pagsagawaan ng Tawáf maliban sa sagradong Ka`bah at hindi ipinahihintulot na iwangis dito ang alimang lugar maging gaano man ang dangal nito. Ang sinumang nagsagawa ng Tawáf sa iba pa rito bilang pagdakila rito ay sinuway niya ang Allah.



# ANG MGA GAWAIN NG MGA PUSO

Nilikha ng Allah ang puso at itinakda Niya itong bilang Hari at ang iba't ibang bahagi ng katawan ay mga kawal nito. Kaya kapag napabuti ang hari ay mapapabuti rin ang kanyang mga kawal. Siya ﷺ [ang Sugo] ay nagsabi: "Tunay na mayroon sa katawan na isang maliit na tambok ng laman na kapag ito ay napabuti, mapapabuti ang buong katawan. Subali't kapag ito ay nasira, masisira rin ang buong katawan. Katotohanan, ito ay ang puso." [Al-Bukhari at Muslim]. Ito ang lugar na kinalalagakan ng pananampalataya at ng banal na pagkatakot o ng kawalan ng pananampalataya, pagka-ipokrita at Shirk (pagtatambal sa Kaisahan ng Allah). Siya ﷺ [ang Sugo] ay nagsabi: "Ang kabanalan ng takot ay dito – habang itinuturo niya ang kanyang dibdib nang tatlong beses – " [Muslim].

✱ **Ang Eeman (pananampalataya) ay [binubuo ng] paniniwala, salita at gawa**; paniniwala ng puso, salita ng dila, gawa ng puso at ng iba't ibang bahagi ng katawan. Samakatwid ang puso ay naniniwala at nagpapatotoo. Kaya inilalahad nito ang pagsabi ng Shahadah (Laa ilaaha illallaah) sa pamamagitan ng dila, pagkatapos ay isinasagawa ng puso ang kanyang gawain gaya ng pagmamahal, pagkatakot at pag-asa, kaya gumagalaw ang dila habang naggugunita, nagbabasa ng Qur'an, at gagalaw ang iba't ibang bahagi ng katawan habang nagpapatirapa, yumuyukod at gumagawa ng mga mabuting gawain na nagpapalapit sa Allah. Samakatwid ang katawan ay sumusunod sa puso kaya walang naibubunsod na anuman sa puso malibang inilalantad ng mga pangangailangan at kahilingan nito sa katawan kahit sa isang angulo ng mga angulo nito.

▶ **Ang Pinapapakahulugan sa mga gawain ng puso:** ito ay ang mga gawain na ang kinalalagakang lugar nito ay ang puso at nakikipag-ugnayan dito. Ang pinakadakila sa mga ito ay ang pananampalataya sa Allah na nasa puso at kabilang dito ang paniniwalang may pagtalima at pagtanggap. Dagdag pa rito ang pagmamahal na naibubunsod sa puso ng tao para sa kanyang Panginoon [ang Allah], ang pagkatakot, pag-asa, pagsisisi, pagtitiwala, pagtitiis, wagas na paniniwala, pagpapakumbaba atbp.

▶ Ang bawa't gawa sa mga gawain ng puso, tunay na ang kasalungatan nito ay isang karamdaman mula sa mga karamdaman ng puso; kaya ang katapatan ay salungat ng pagpapakitang-tao, ang wagas na paniniwala ay salungat ng pag-aalinlangan, ang pagmamahal ay salungat ng pagkapoot .. at ganyan iyan. Kaya kapag nakaligtaan natin ang pagtutuwid sa ating mga puso magkakapatong-patong dito ang mga kasalanan kaya sisirain ito ng mga ito. Sinabi niya ﷺ [ang Sugo]: "Tunay na ang tao kapag siya ay nakagawa ng isang kamalian iuukit sa puso niya ang isang batik, subali't kung tinanggal niya ito, humingi siya ng kapatawaran at pinagsisihan, ito ay buburahin. At kung inulit niya, ito ay dadagdagan dito at kung inulit pa niya, ito ay dadagdagan hanggang sa aapaw na rito, samakatuwid ito ang nalalambungan na ng batik ayon sa nabanggit ng Allah: ﴾**Hindi! Bagkus ang kanilang puso ay nababalutan na ng batik dahil sa mga pinaggagawa nila**﴿. [Al-Mutaffifin (83):14]." [At-Tirmidhi]. Sinabi pa niya ﷺ [ang Sugo]: "Iaahin ang mga Fitnah (tukso o pagsubok) sa mga puso na kagaya ng Jalousie na magkahanay-hanay ang mga stick. Kaya alinmang puso ang tumanggap nito iuukit dito ang isang maitim na batik at ang puso naman na itinanggi ito iuukit dito ang isang puting batik kaya

magiging dalawang puso. Ang una ay maputi gaya ng Safa (isang pagkalaki-laki at napakalinis na bato), kaya hindi ito maaapektuhan ng anumang tukso [o pagsubok] hanggang umiiral ang mga kalangitan at ang kalupaan. Ang pangalawa ay lubos na napakaitim gaya ng tasang nababalutan ng itim, hindi nakakikilala ng mabuti at hindi nagsusuway ng masama maliban kung ano ang tinanggap ng pithaya nito." [Muslim].

❋ **Ang pagsasaliksik sa mga pang-ibadah na gawain ng puso** ay higit na kanais-nais at kailangan para sa tao kaysa sa pagsasaliksik sa mga gawain ng iba't ibang bahagi ng katawan, sapagka't ito ay saligan samantalang ang mga gawain ng iba't ibang bahagi ng katawan ay sangay lamang nito, nagsisilbing pangkabuuan, pangkaganapan at bunga nito. Sinabi niya ﷺ [ang Sugo ng Allah]: "Katotohanan, hindi tinitingnan ng Allah ang inyong mga kaanyuan at kayamanan, bagkus ang Kanyang tinitingnan ay ang inyong mga puso at mga gawain." [Muslim]. Samakatwid ang puso ang kinalalagyang lugar ng kaalaman, pagmumuni-muni at pag-iisip. Kung bakit iyan ang nagbibigay kalamangan sa pagitan ng mga tao sa [paningin ng] Allah ayon sa anumang naibunsod sa puso na pananampalataya, wagas na paniniwala, katapatan at ang katulad nito. Si Al-Hasan Al-Basarey [kahabagan nawa siya ng Allah]: Sumpa sa Allah! Hindi sila nahigtan ni Abu Bakar [kalugdan nawa siya ng Allah] sa pamamagitan ng Salah o pag-aayuno, bagkus nahigtan niya sila sa pamamagitan ng pananampalatayang naibunsod sa kanyang puso.

❋ **Ang mga gawain ng mga puso ay nakalalamang** sa mga gawain ng iba't ibang bahagi ng katawan sa ilang mga angulo: **1)** Ang kasiraan ng pagsamba ng puso ay maaaring makasisira sa pagsamba ng iba't ibang bahagi ng katawan gaya ng pagpapakitang tao na naugnay sa gawa. **2)** Ang mga gawain ng puso ang siyang mga saligan. Kaya anumang naisagawa na salita o galaw nang hindi isinaloob ng puso, samakatwid hindi nito pananagutan. **3)** Ito ay isang dahilan sa pagkamit ng matataas na antas sa Paraiso gaya ng pagtalikod sa karangyaan ng buhay. **4)** Tunay na ito ay higit na mas mahirap kaysa sa mga gawain ng iba't ibang bahagi ng katawan. Si ibnu Al-Munkadir [kahabagan nawa siya ng Allah] ay nagsasabi: Naging salbahe noon ang kalooban ko sa loob ng apatnapung taon hanggang sa naging matuwid ito para sa akin. **5)** Tunay na napakaganda ng epekto nito gaya ng pagmamahal sa Allah. **6)** Tunay na napakadakila ang gantimpala nito. Si Abu Ad-Darda' [kalugdan nawa siya ng Allah] ay nagsabi: Ang pag-iisip mo ng isang oras ay higit na mabuti kaysa sa pagtaguyod mo [ng pagdarasal] sa magdamag. **7)** Ito ang nagpapagalaw sa iba't ibang bahagi ng katawan. **8)** Ito ang nagpapalaki sa gantimpala ng pagsamba ng iba't ibang bahagi ng katawan, nagpapaliit nito o nagpapawalang saysay nito gaya ng kataimtiman sa Salah. **9)** Ito ay maaaring tumayong kapalit ng iba't ibang bahagi ng katawan sa pagtaguyod ng pagsamba gaya ng pagsasalayunin ng kawanggawa na walang kayamanan. **10)** Ang gantimpala nito ay walang hangganan gaya ng pagtitiis. **11)** Ang gantimpala nito ay tuloy-tuloy maging sa pagtigil ng iba't ibang bahagi ng katawan o sa kawalan ng kakayahan nitong gumawa. **12)** Ito ay umiiral bago isakatuparan ang gawain ng iba't ibang bahagi ng katawan o umaalinsabay dito.

**Ang puso ay dumaraan sa iba't ibang kalagayan bago gumawa ang iba't ibang bahagi ng katawan : 1)** Ang **Hajis**: ito ay ang kaisipan na unang naibunsod sa puso. **2)** pagkatapos ay ang **Khatirah**: ito ay ang naibunsod na rito. **3)** pagkatapos ay ang

**Hadeeth An-Nafsi**, ito ay ang pagdadalawang isip na gagawin ba niya o hindi? **4)** pagkatapos ay ang **Hamm**: ito ay ang pagiging malinaw para sa kanya ang gagawin. **5)** pagkatapos ay ang **`Azm**: ito ay ang lakas ng hangarin at pasiya sa gagawin. Ang tatlong una ay walang naipapataw dito na gantimpala sa kabutihan o kasalanan sa kasuwailan. Samantala, ang Hamm; sa kabutihan ay itatala para sa kanya ang isang kabutihan at sa kasamaan ay walang itatala para sa kanya na kasamaan. Nguni't ang Hamm kapag naging `Azm. Kung ito ay sa paggawa ng kabutihan ay gagantimpalaan, at kung sa paggawa ng kasuwailan ay magkakasala na kahit hindi nito nagawa. Sapagka't ang hangarin na kayang isakatuparan ay nagpapairal ng gawaing isasakatuparaan. Nagsabi Siya [ang Allah] : ﴿**Tunay na silang nagkakagusto na ipagkalat ang kalaswaang balita [tungkol sa paratang na iniaakibat nila kay `Aishah] sa mga sumampalataya, mapapasakanila ang mahapding parusa sa mundo at Huling Araw. Ang Allah ay nakaaalam at kayo ay hindi nakakaalam**﴾. [An-Nur (24):19].

**Ang Sugo ng Allah ﷺ ay nagsabi:** "Kapag nagtagpo ang espada ng dalawang Muslim. Ang nakapatay at ang napatay ay sa Impiyerno. Kaya nasabi ko: O Sugo ng Allah, iyan ay ang nakapatay at paano naman ang napatay? Sinabi niya: Tunay na ito ay masigasig din sa pagpatay ng kanyang kasamahan". [Al-Bukhari].

Kung tinalikuran ang kasuwailan matapos ang pagpapasyang gawin ito. Ito ay nasa apat na bahagi: **1)** na tinalikuran niya ito bilang pagkatakot sa Allah. Ito ay gagantimpalaan. **2)** na tinalikuran niya ito bilang pagkatakot sa tao. Ito ay magkakasala sapagka't ang pagtalikod sa kasuwailan ay Ibadah at kailangang iukol ito sa Allah lamang. **3)** na tinalikuran niya ito sanhi ng kawalan ng kakayahan na walang pagtatakdang mga kaparaanang maghahatid dito. Ito ay magkakasala pa rin dahil sa makatotohanang layunin. **4)** na tinalikuran niya ito sanhi ng kawalan ng kakayahan kalakip ang paggawa ng mga kaparaanang maghahatid dito. Nguni't hindi niya nakamit ang tagumpay ng kanyang nais. Ito ay itatala para sa kanya ang kasalanan ng ganap na gumawa nito. Sapagka't ang makatotohanang hangarin na may layang ipatupad ang gawain ay itinuturing ang may angkin nito na gaya ng ganap na gumawa nito – katulad ng nabanggit sa una – . kaya kung kailan naiakibat ang gawa sa hangarin. Ito ay papatawan ng kaparusahan maging ang paggawa ay sa huli o sa una. Ang sinumang gumawa ng kabawalan nang isang beses pagkaraan ay nagbunsod siya ng layuning gawin ito kung kailan niya makakaya. Samakatwid siya ay siguradong gumawa ng kasuwailan. Kaya papatawan siya ng kaparusahan sa layuning ito at kahit hindi pa niya inulit gawin ito.

## ▶Ito ang ilan sa mga Gawain ng mga Puso:

❋ **An-Niyyah (ang layunin):** na nangangahulugan ng hangarin at saloobin. Hindi matatanggap ang gawain maliban sa pamamagitan ng mga ito. Sinabi niya ﷺ [ang Propeta]: "Tunay na ang mga gawain ay nakabatay sa mga layunin at tunay na ang bawa't tao ay naaayon sa kanyang isinapuso." [Al-Bukhari at Muslim]. Si Ibnul Mubarak [kahabagan nawa siya ng Allah] ay nagsabi: "Maraming maliit na gawain na pinararami ng layunin at marami ring malaking gawain na pinaliliit ng layunin". Si Al-Fudhail [kahabagan nawa siya ng Allah] ay nagsabi: "Ang tanging nais ng Allah sa iyo ay ang layunin mo at ang nasasaloob mo". Kung ang gawain ay sa Allah, tinatawag itong katapatan. Ito ay ang maibaling ang gawain sa Allah lamang nang

walang parte rito ang iba pa bukod sa Kanya. Kung ang gawain ay para sa iba pa sa Allah, tinatawag itong pagpapakitang tao o pagbabalat-kayo o iba pa rito.

**Pakinabang:** ang lahat ng tao ay mapapahamak maliban sa mga maalam, at ang lahat ng maalam ay mapapahamak maliban sa mga mapaggawa, at ang lahat ng mga mapaggawa ay mapapahamak maliban sa mga matatapat. Samakatwid, ang pangunahing gawain ay tungkulin ng bawa't tao na nais sumunod at tumalima sa Allah na pag-aralan ang layunin. Pagkatapos ay isasaayos niya ito sa pamamagitan ng gawa pagkatapos na maunawaan ang katotohanan ng katapatan at kawagasan. Kaya ang gawain na walang layunin ay pagpapakahirap, at ang layunin na walang katapatan ay pagpapakitang tao, at ang katapatan na hindi napatutunayan ng pananampalataya ay alikabok.

**Ang mga Gawain ay tatlong uri: 1] Mga Kasuwailan:** ang mabuting layunin sa kasuwailan ay hindi tatanggapin ng anumang pagsunod sa pamamagitan ng mabuting hangarin, bagkus kapag naiugnay dito ang isang maruming hangarin nagkadoble-doble ang kasalanan dito. **2] Mga Pagsunod:** ito ay nakaugnay sa mga layunin sa kabuuan ng pagiging katanggap-tanggap nito at paggawad ng gantimpala nito nang paulit-ulit [1]. Kung isinapuso ang pagpapakitang tao, ito ay naging kasuwailan at maliit na Shirk at maaring humantong sa malaking Shirk. Ito ay tatlong angulo: **1)** na ang nakapanghihikayat sa paggawa ng Ibadah ay bilang pagpapakitang tao sa kabuuan. Ito ay Shirk (pagtatambal) at ang Ibadah ay walang saysay. **2)** na ang gawain ay sa Allah lamang, pagkatapos ay pumasok dito ang

---

1 Sinabi niya [ang Propeta ﷺ]: "Sinuman ang naghangad ng isang mabuti at hindi niya nagawa ito. Itatala ito ng Allah para sa kanya ng isang ganap na kabutihan, at kung siya ay naghangad nito at ginawa niya. Itatala ito ng Allah para sa kanya ng sampung kabutihan hanggang sa pitung daang ulit, hanggang sa maraming ulit. Subali't sinuman ang naghangad ng isang masama at hindi niya ginawa ito. Itatala ito ng Allah para sa kanya ng isang ganap na kabutihan, at kung siya ay naghangad nito at ginawa niya. Itatala ng Allah para sa kanya ng isang masama." [Al-Bukhari at Muslim]. At sinabi pa niya ﷺ: "Ang kahalintulad ng pamayanang ito ay gaya ng apat na tao. [Una] Isang lalaking pinagkalooban ng Allah ng kayamanan at kaalaman. Siya ay gumagawa na alinsunod sa kanyang kaalaman at iginugugol ang kanyang kayamanan sa karapatan nito. [Pangalawa] Isang lalaking pinagkalooban ng Allah ng kaalaman nguni't hindi Niya pinagkalooban ng kayamanan kaya nasasabi nito: kung mayroon lamang akong katulad niyan, gagawin ko rito ang katulad ng kanyang ginagawa. Sinabi ng Sugo ng Allah (ﷺ): Ang dalawang ito sa gantimpala ay magkatulad. [Pangatlo] Isang lalaking pinagkalooban ng Allah ng kayamanan subali't hindi Niya pinagkalooban ng kaalaman. Kaya nagkagulo-gulo [ang pamamahala nito] sa kanyang kayamanan, iginugugol niya ito sa hindi karapat-dapat dito. [Pang-apat] Isang lalaking hindi pinagkalooban ng kaalaman at kayamanan. Kaya nasasabi nito: Kung mayroon lamang ako ng katulad niyan, gagawin ko rito ang katulad ng ginagawa niya. Sinabi ng Sugo ng Allah: Silang dalawa sa pagkakasala ay magkatulad." [At-Tirmidhi]. Ang salita ng ikalawa at ikaapat sa naturang Hadith ay naipatupad batay sa kakayahan. Ito ay ang layunin na may kalakip na pangarap, at iyon ay namumutawi sa pamamagitan ng kanilang salita: Kung mayroon lamang sa akin ang katulad niyan, gagawin ko rito ang katulad ng ginagawa niya". Kaya ang bawa't isa ay iniugnay sa kanyang kasama sa gantimpala at kasalanan. Si Ibnu Rajab ay nagsabi: ang sinabi niya sa Hadith na: (Silang dalawa sa gantimpala ay magkatulad) ay nagpapahiwatig na ang kanilang pagkakatulad ay sa kabuuan ng gantimpala ng gawain hindi sa pagdodoble nito. Sapagka't ang pagdodoble ay bukod tangi lamang sa nagsagawa ng gawain, hindi sa nagsaloob nito na hindi naman ginawa. Dahil kung silang dalawa ay magkatulad sa lahat ng angulo ay itatala sa sinumang naghangad ng isang mabuti na hindi naman ginawa ng sampung kabutihan. Ito ay taliwas sa kabuuan ng mga pahayag.

layuning pagpapakitang tao. Kung ang Ibadah ay hindi naka-ugnay ang hulihan nito sa unahan nito gaya ng kawanggawa; ang unahan nito ay tama, subali't ang hulihan nito ay walang saysay. Subali't kung ang hulihan nito ay naka-ugnay sa unahan nito gaya ng Salah. Ito ay nasa dalawang kalagayan: **A)** na pipigilan niya ang pagpapakitang tao. Ito ay hindi makakaapekto sa gawa. **B)** na napapanatag siya sa pagpapakitang tao. Ang kabuuan ng Ibadah ay mawawalan ng saysay. **3)** na ang pagpapakitang tao ay pinangyari pagkatapos ng gawa. Ito ay pag-uudyok, walang epekto sa gawa o sa nagsasagawa. Mayroong mga pintuan sa pagpapakitang tao na patago kaya kailangang malaman ang mga ito at maging maingat dito.

Kung ang kanyang hangarin sa mabuting gawain ay ang mundo na nais matamo, ang kanyang gantimpala o kasalanan ay ayon sa kanyang layunin. Ito ay tatlong kalagayan: **1)** na ang nakapanghihikayat sa mabuting gawain ay ang mundo lamang gaya ng pamumuno sa mga tao sa Salah upang magkamit ng kayamanan. Siya ay makasalanan na nagkakasala. Sinabi niya [ang Propeta ﷺ]: "Sinuman ang nagsaliksik ng kaalamang hinahangad dito ang Mukha ng Allah, [subali't] hindi niya ito sinasaliksik maliban upang makamit dito ang karangyaan ng mundo, hindi niya matatagpuan ang halimuyak ng Paraiso sa Araw ng Pagbabangong Muli." [Abu Daud]. **2)** na ginagawa ito alang-alang sa Mukha ng Allah at sa mundo. Siya ay kulang ng Eeman at katapatan gaya ng nagsasagawa ng Hajj para sa pangangalakal at Hajj. Kaya ang kanyang gantimpala ay ayon sa kanyang katapatan. **3)** na ginagawa ito para sa Allah lamang, subali't tumatanggap siya ng bayad na makakatulong sa kanya sa gawain. Ang kanyang gantimpala ay buo, hindi nababawasan dahil sa natatanggap niya. Sinabi niya [ang Propeta ﷺ]: "Tunay na ang karapat-dapat kuhanan ninyo ng bayad ay ang Aklat ng Allah." [Al-Bukhari]. **3] mga ipinahihintulot:** Walang anuman sa mga ipinahihintulot kundi napaloloob dito ang layunin o mga layunin. Maaari ding gawin niya itong mga pagpapalapit [sa Allah] kung nais niya.

Dapat malaman na ang mga matatapat na manggagawa ay nasa mga antas. Mababa: na ginagawa ang pagsunod [sa Allah] sa paghahangad ng gantimpala o pagkatakot sa kaparusahan. Gitna: na ginagawa ang pagsunod [sa Allah] bilang pasasalamat sa Allah at pagtugon sa Kautusan Niya. Mataas: na ginagawa ang pagsunod [sa Allah] bilang pagmamahal, pagdakila, pagpipitagan at pagkatakot sa Allah. Ito ang kinalalagyang antas ng mga As-Siddiqeen [1] (makatotohanan).

---

1 Sinabi ng Allah: ﴿ **at ako ay nagmadali sa Iyo, O aking Panginoon, upang Ikaw ay mabigyan ng kasiyahan.** ﴾ [Taha (20):84]. Si Musa (Moises) ay naging masigasig sa maagap na pakikipagtagpo sa Allah upang malugod sa kanya ang Allah at hindi lamang bilang pagtugon sa Kautusan Niya. Ang katulad nito ay ang mabuting pakikitungo sa dalawang magulang. Mababang antas: Na iyong pakitunguhan ng mabuti sila bilang pagkatakot sa kaparusahan dahil sa pag-aalipusta sa kanila at bilang paghahangad sa gantimpala ng mabuting pakikitungo sa kanila. Gitna: Na pakitunguhan sila bilang pagsunod sa Allah at pagbigay ganti sa kabutihang ginawa nila para sa iyo sa pag-aaruga sa iyo sa kamusmusan mo at sila ang naging dahilan ng pagkakaroon mo sa mundo. Mataas: Na pakitunguhan sila bilang pagdakila sa kautusan ng Allah sa iyo sa mabuting pakikitungo mo sa kanila at bilang pagmamahal at pagpipitagan sa Kanya.

❋ **At-Tawbah** (ang pagbabalik-loob): ito ay isinasatungkulin sa lahat ng oras. Ang pagkakasadlak sa kasalanan ay kabilang sa kalikasan ng tao. Sinabi niya [ang Propeta ﷺ]: "Bawa't anak ni Adam ay nagkakamali, subali't ang mainam sa mga nagkakamali ay ang mga nagbabalik-loob." [At-Tirmidhi]. Sinabi pa niya (ﷺ): "Kung hindi kayo nagkakasala, tunay na buburahinn kayo ng Allah at magpapadala Siya ng mga taong nagkakasala at sila hihingi ng kapatawaran sa Allah. Kaya patatawarin sila ng Allah." [Muslim]. Ang pagpapaliban sa pagbabalik-loob at ang patuloy na paggawa ng kasalanan ay isang pagkakamali. Nais ng Demonyo na supilin ang tao sa pamamagitan ng pitong balakid. Kapag nawalan siya ng pag-asa sa isa ay lumipat siya sa susunod nito. Ito ay: **1)** Ang balakid ng Shirk (pagtatambal sa Kaisahan ng Allah) at Kufr (kawalan ng pananampalataya). **2)** Kung hindi niya nakaya ay sa pamamagitan ng Bid`ah sa paniniwala at pagtakwil sa paggaya sa Propeta ﷺ at sa kanyang mga kasamahan. **3)** kung hindi pa rin niya nakaya ay sa pamamagitan ng paggawa ng malalaking kasalanan. **4)** kung hindi pa rin niya nakaya ay sa pamamagitan ng pagsasanay ng maliliit na kasalanan. **5)** kung hindi pa rin niya nakaya ay sa pamamagitan ng madalas na paggawa ng mga ipinahihintulot. **6)** kung hindi pa rin niya nakaya ay sa pamamagitan ng pagtaguyod sa mga ipinag-uutos na ang gantimpala ng iba pa rito ay higit na mabuti at dakila. **7)** at kung hindi pa rin niya nakaya ay sa pamamagitan ng panunuligsa ng mga demonyong Jinn at tao.

**Ang mga Kasuwailan ay may mga bahagi: 1)** Malalaki: ito ay ang mga napatunayang may takdang hatol sa mundo, babala sa Kabilang Buhay, poot, sumpa o kawalan ng pananampalataya. **2)** Maliliit: ito ay ang mga bukod doon. Subali't may mga dahilan na ginagawa ang mga maliliit na naging malalaki. Ang pinakamahalaga sa mga ito: Ang patuloy na paggawa ng mga maliliit na kasalanan o ang paulit-ulit o pagmamaliit dito o ang pagmamalaki sa sandaling nagawa ang mga ito o ang paghahayag sa paggawa sa mga ito.

Ang Pagsisisi ay pupuwede sa lahat ng mga kasalanan. Ito ay mananatili hangga't hindi pa sumisikat ang araw mula sa dakong kanluran nito o [hangga't hindi] lumalabas ang kaluluwa sa sandaling paghihingalo. Ang gantimpala ng nagbabalik-loob kung makatotohanan siya sa kanyang pagbalik-loob ay papalitan ang kanyang mga kasamaan ng mga kabutihan na kahit pa inabot nito ang dami ng mga ulap sa langit.

**Ang Pagtanggap sa Pagsisisi ay may mga kondisyon: 1)** ang pagkalas sa kasalanan. **2)** ang pagsisisi sa mga nakaraan. **3)** ang matatag na pagpasiya na hindi na babalikan ang kasalanan sa hinaharap. Kapag ang pagkakasala ay nakaugnay sa mga karapatan ng nilalang. Kinakailangang maibalik ang mga nakamkam sa mga may-ari nito [1].

---

1 Naiulat na siya [ang Propeta ﷺ] ay nagsabi: "Ang mga hukuman sa Allah ay tatlo: Hukuman na hindi ibinabale-wala ng Allah dito ang anuman at Hukuman na walang pinalalampas dito ang Allah na anuman at Hukuman na hindi nagpapatawad dito ang Allah. Ang tungkol sa hukuman na hindi nagpapatawad dito ang Allah ay ang pagtatambal sa Allah. Ang Allah ay nagsabi: ﴿**Tunay na ang sinumang nagtatambal sa Allah ay ipagkakait sa kanya ang Paraiso at ang kanyang magiging hantungan ay ang Apoy**﴾. [Al-Maidah (5):72]. Ang hukuman naman na hindi ibinabale-wala ng Allah dito ang anuman ay ang paniniil ng tao sa kanyang sarili tungkol sa namamagitan sa kanya at sa kanyang Panginoon… tunay na pinatatawad ito ng Allah at pinalalampas Niya kung

**Ang mga tao sa pagsisisi ay may apat na pangkat: 1)** nagbalik-loob na nagpapakatuwid sa pagsisisi hanggang sa kahuli-hulihan ng kanyang buhay, at hindi niya iniingganyo ang kanyang sarili sa pagbalik sa kanyang kasalanan maliban sa mga kamalian na hindi naiiwasan ng tao. Ito ang pagpapakatuwid sa pagsisisi at ang nag-aangkin nito ay nakikipag-unahan sa mga kabutihan. Tinatawag ang pagsisising ito na: An-Nasuh (wagas), at ito ang mapanatag na kalooban. **2)** nagbalik loob na nagpapakatuwid sa mga saligan ng mga gawaing pagsunod maliban na hindi niya naiiwasan ang mga kasalanang kinakaharap niya, hindi dahil sa pananadya, nguni't siya ay dinadaan sa pagsubok dito nang walang pananadyang kaharapin ang mga ito, at sa tuwing nakagagawa siya rito ng isang bagay, sinisisi niya ang kanyang sarili at nagsisisi at nagpasiyang iwasan ang mga kadahilanan ng mga ito. Ito ang mapaninisi na kalooban. **3)** na siya ay magbabalik loob at magpapakatuwid sa ilang sandali, pagkaraan ay papangibabawan siya ng kanyang hilig sa ilang mga kasalanan kaya haharapin niya ito nguni't gayon pa man nananatili pa rin siya sa mga gawaing pagsunod. Tinalikuran niya ang kabuuan ng mga kasalanan sa kabila ng may kakayahan at pagnanasa siya rito. Kaya lamang ay napangingibabawan siya ng isa o dalawang pagnanasa, subali't kapag nairaos ito pinagsisihan niya ito. Bagkus inihahanda niya ang kanyang sarili sa pagsisisi sa kasalanang yun, ito ang responsableng kalooban. Ang kinahihitnan nito ay mapanganib dahil sa pagpapaliban at pag-aalintana nito, maaaring mamamatay siya bago makapagsisisi, sapagka't ang mga gawain ay nakabatay sa mga katapusan nito. **4)** na siya ay magbabalik loob at magpapakatuwid sa ilang sandali, pagkaraan ay babalik siya sa mga kasalanan bilang pang-aabuso, ni hindi niya iniinganyo ang kanyang sarili sa pagsisisi, ni hindi siya naghihinayang sa paggawa nito, ito ang kaloobang kumikiling sa kasamaan. Pinangangambahan ang kasamaan ng kahihinatnan nito.

❋**As-Sidq (ang katapatan):** ito ang saligan ng lahat ng mga gawain ng puso, ang salitang Sidq ay ginagamit sa anim na kahulugan: **1)** Katapatan sa salita. **2)**Katapatan sa saloobin at layunin (Al-Ikhlas). **3)** Katapatan sa pagpapasiya. **4)**Katapatan sa pagtupad sa pamamagitan ng matatag na pasiya. **5)** Katapatan sa gawain sa pamamagitan na ang panglabas nito ay sumang-ayon sa pangloob nito gaya ng pagpapakumbaba sa Salah. **6)** Katapatan sa pagsasakatuparan sa lahat ng mga pundasyon ng Relihiyon. Ito ang pinakamataas at pinakadakila sa mga antas gaya ng katapatan sa pagkatakot, pag-asa, pagdakila, pagkadeboto, pagkalugod, pagtitiwala, pagmamahal at sa lahat ng mga gawain ng puso. Sinuman ang may angking katangian ng pagkamatapat sa lahat ng nabanggit, siya ay isang ubod ng matapat dahil labis-labis ang kanyang katapatan. Sinabi niya [ang Propeta (ﷺ)]: "Dapat kayong maging matapat sapagka't ang katapatan ay nagpapatnubay tungo sa kabutihan at tunay na ang kabutihan ay nagpapatnubay tungo sa Paraiso at habang

---

ninais Niya. Ang hukuman naman na walang pinalalampas dito ang Allah na anuman ay ang paniniil ng mga tao sa isa't isa sa kanila. Ang Qisas (hatol ng pagkapantay-pantay) hindi mapag-aalinlangan". [Ahmad, at may kahinaan ito].

ang lalaki ay nananatiling nagpapakatapat at naghahangad ng katapatan hanggang sa itatala siya sa Allah na isang ubod ng pagkamatapat." [Al-Bukhari at Muslim].

Sinuman na sa kanya ay nagkaroon ng kalituhan sa katotohanan, subali't pinatotohanan pa rin ang Allah sa kanyang hangarin na walang pag-uudyok mula sa kanyang sarili. Papatnubayan siya sa kadalasan, at kung hindi man maitampok ito sa kanya, pagpapasensiyahan siya ng Allah.

Ang kasalungatan ng katapatan ay ang kasinungalingan at ang unang tatakbuhan ng kasinungalingan sa sarili ay ang dila at sisirain ito. Pagkatapos ay tatakbo ito sa iba't ibang parte ng katawan kaya sisirain din ang mga gawain nito gaya ng pagkasira sa dila sa mga salita nito. Kaya lalaganap ang kasinungalingan sa mga salita nito, mga gawain nito at mga galaw nito. Kaya papangibabawan ito ng pamamahala ng kasamaan.

❋ **Al-Mahabbah (ang pagmamahal):** Dahil sa pagmamahal sa Allah, sa Kanyang Sugo at sa mga mananampalataya ay makakamit ang katamisan ng Eeman (pananampalataya). Siya [ang Propeta (ﷺ)] ay nagsabi: "May tatlo na ang sinumang napasakanya ang mga ito ay matatagpuan niya sa pamamagitan ng mga ito ang katamisan ng pananampalataya: Na ang Allah at ang Kanyang Sugo ay maging higit na kaibig-ibig sa kanya kaysa sa iba sa kanila, na mahalin niya ang tao na walang dahilan ng pagmamahal niya rito kundi para sa Allah, na kamuhian niyang bumalik sa kawalan ng pananampalataya matapos siyang iligtas ng Allah dito gaya ng pagkamuhi niyang ihagis siya sa Apoy." [Al-Bukhari at Muslim]. Kaya kapag naibunsod ang puno ng pagmamahal sa puso at nadiligan ng tubig ng katapatan at pagsunod sa Propeta (ﷺ). Ito ay magbubunga ng iba't ibang uri na bunga at darating ang mga pagkain nito sa bawa't sandali sa kapahintulutan ng Panginoon nito. Ito ay apat na uri: **1)** Pagmamahal sa Allah: ito ang saligan ng Pananampalataya **2)** Ang Pagmamahal alang-alang sa Allah at ang pagkapoot alang-alang sa Allah. Ito ay isinasatungkulin[1]. **3)** Pagmamahal na may kaagaw ang

---

1 Ang mga tao sa larangan ng pagmamahal at pagkapoot (Al-Wala' wal Bara') ay tatlong bahagi: **A)** Ang minamahal nang wagas na pagmamahal na walang kasamang pagkapoot. Sila yaong mga matatapat na mananampalataya gaya ng mga Propeta at ng mga wagas ang katapatan. Ang pinaka-ulo nila ay ang pinuno nating si Muhammad (ﷺ) at ng kanyang mga may bahay, mga anak na babae at mga kasamahan. **B)** Ang walang pasubaling kinapopootan. Sila yaong mga nagtatakwil ng pananampalataya, mga nagtatambal [sa kaisahan ng Allah] at mga mapagkunwari [sa kanilang pananampalataya]. **C)** Ang minamahal sa isang angulo at kinapopootan sa ibang angulo. Sila yaong mga suwail sa mga mananampalataya. Kaya mamahalin ayon sa pananampalatayang angkin niya at kapootan ayon sa kasuwailan na angkin niya. Ang pagmamahal sa mga Kuffar (nagtatakwil ng pananampalataya) at ang pagtangkilik sa kanila ay dalawang uri: **1)** Nagiging dahilan ng pagtiwalag at paglabas sa Islam. Ito ay ang pagtangkilik sa kanila sa kanilang relihiyon. **2)** Ipinagbabawal nguni't hindi nagpapatiwalag sa Relihiyon. Ito ay ang pagtangkilik sa kanila sa mga bagay na kaugnay sa mundo nila. Nagkakaroon minsan ng kaguluhan at kalituhan sa pagitan ng magandang pakikitungo sa mga Kuffar (na hindi nakikipagdigmaan laban sa mga Muslim) at ng pagkapoot at pagkalas sa kanila. Lumilitaw na ang kaibahan sa pagitan ng dalawang ito. Ang katarungan ay dapat pairalin sa kanila at ang magandang pakikitungo sa kanila nang walang pagmamahal na pangloob gaya ng pagiging mabait sa mga mahihina nila. Ang malumanay na pananalita sa kanila sa pamamagitan ng pagiging mabait at pagkahabag sa kanila ay ipinahihintulot. Ang Allah ay nagsabi

Allah: ito ay pagtatambal sa iba pa sa Allah sa isinasatungkuling pagmamahal gaya ng pagmamahal ng mga Mushrik (mapagtambal sa kaisahan ng Allah) sa kanilang mga diyus-diyusan. Ito ang saligan ng Shirk. 4) Likas na pagmamahal: gaya ng pagmamahal sa mga magulang, mga anak at pagkain… ito ay ipinahihintulot. Upang ikaw ay mamahalin ng Allah maging mapagtakwil sa [karangyaan ng] mundo. Sinabi niya [ang Propeta (ﷺ)]: "Maging mapagtakwil sa [karangyaan ng] mundo mamahalin ka ng Allah." [Ibnu Majah].

❋ **At-Tawakkul (ang pagtitiwala):** ito ay ang pagpapatnugot ng puso at pagtitiwala nito sa Allah sa pagkamit ng hinahangad at pagtaboy ng kinasusuklaman nang may kalakip na pagtitiwala sa Allah at paggawa ng mga lehitimong dahilan. Kaya ang pagtakwil sa pagpapatnugot ng puso ay isang kalapastanganan sa Tawheed (Kaisahan ng Allah). Ang hindi paggawa ng mga dahilan ay isang kahinaan at kakulangan ng isip. Ang lugar nito ay bago isakatuparan ang gawa. Ito ay bunga ng wagas na paniniwala. Ang mga uri nito ay tatlo: 1) Isinasatungkulin: ito ay ang pag-asa sa Allah sa anumang walang makakaya nito maliban sa Allah gaya ng pagpapagaling ng mga may karamdaman. 2) Ipinagbabawal: ito ay dalawang uri: A) Malaking Shirk (pagtatambal sa Allah). ito ay ang ganap na pagtitiwala sa mga dahilan mismo at na ito ay nakakaapekto mismo sa pagtamo ng mapakikinabangan o pagtaboy ng makapipinsala[1] . B) Maliit na Shirk. Gaya ng pag-asa sa isang tao sa

---

tungkol dito: ﴾**Hindi kayo pinagbabawalan ng Allah sa mga hindi nakipaglaban sa inyo sa Relihiyon at hindi nagtaboy sa inyo mula sa inyong mga tahanan na pakitunguhan ninyo sila nang mabuti at maging makatarungan kayo sa kanila**﴿. [Al-Mumtahinah (60):8]. Subali't ang pagkapoot sa kanila at ang pakikipaglaban sa kanila ay ibang bagay. Ito ay ipinag-uutos ng Allah batay sa sinabi Niya: ﴾**O kayong mga sumampalataya! Huwag ninyong italaga ang Aking kaaway at kaaway ninyo bilang mga katangkilik na ipinamamalas ninyo sa kanila na inyo silang kinagigiliwan**﴿. [Al-Mumtahinah (60):1]. Kaya maaring maging makatarungan sa pakikitungo sa kanila nang may kasamang pagkapoot sa kanila at walang pagmamahal sa kanila gaya ng ginawang pakikitungo ng Propeta ﷺ sa mga Hudyo sa Madinah.

1 Ang paggawa ba ng mga dahilan ay sumasalungat sa Tawakkul (pagtitiwala)? Ito ay may mga angulo: 1) Pagkatamo ng kapakinabangang nawawala: ito ay tatlong bahagi: A) siguradong dahilan gaya ng pagpapakasal upang magtamo ng bata. Kaya ang pagtalikod sa paggawa ng dahilang ito ay kabaliwan at hindi ito isang bagay na bahagi ng Tawakkul. B) mga dahilang hindi sigurado. Subali't kadalasan ang pinagsisimulan ng dahilan ay hindi magaganap kung wala ang mga ito gaya ng taong naglalakbay sa disyerto na walang baon, ang ginagawa niyang ito ay hindi maituturing na Tawakkul. Bagkus ang pagdadala niya ng baon ay ipinag-uutos, sapagka't ang Sugo ng Allah nang siya ay naglakbay, siya ay nagdala ng baon at umupa ng isang tagapaggabay patungo sa Madinah. C) mga dahilang inaakalang maghahatid sa mga pinagsisimulan ng dahilan nang walang malinaw na mapanghahawakan gaya ng masugid na pagsisikap sa paghahanap ng pagkakakitaan at mga angulo nito. Ito ay hindi lumalabas sa Tawakkul, bagkus ang pagtalikod sa paghahanap ng pagkakakitaan ay hindi isang bagay na bahagi ng Tawakkul. Si Umar [kalugdan nawa siya ng Allah] ay nagsabi: Ang umaasa [sa Allah] ay ang ibinabaon ang kanyang binhi sa lupa at nagtitiwala sa Allah. 2) Ang pangangalaga sa umiiral: sinuman ang nakatagpo ng malinis na kabuhayan at itinago niya ito para sa kanya. Hindi siya inilalabas nito sa Tawakkul, lalong-lalo na kung siya ay may pamilya, sapagka't ang Propeta (ﷺ) ay nagbibili ng palmera ng Angkan ng An-Nadhir at itinatago niya para sa kanyang pamilya bilang kabuhayan nila sa isang taon. [Al-Bukhari at Muslim]. 3) Pagtaboy ng pinsala na hindi pa dumatal: hindi naibibilang na kondisyon ng Tawakkul ang pagtalikod sa mga dahilan ng nakakapananggalang ng pinsala gaya ng pagsusuot

pagtustos nang walang paniniwalang siya mismo ang nakakaapekto, nguni't ang pag-ugnay sa kanya ay nasa ibabaw ng paniniwalang siya ay kusang dahilan lamang. **3)** ipinahihintulot: ito ay ang pagtitiwala ng tao sa iba at ang pag-asa niya rito sa paggawa ng makakaya niya gaya ng pagbebenta at pamimili. Nguni't hindi niya maaaring sabihin na: ipinagkatiwala ko sa Allah at pagkatapos ay sa iyo. Bagkus sasabihin lamang niya: ipinagkatiwala ko sa iyo.

❋ **Ang Shukr (pagpapasalamat) ay** paghahayag sa bakas ng mga makadiyos na pagpapala sa tao sa kanyang puso bilang pananampalataya, sa kanyang dila bilang pagpupuri at sa iba't ibang parte ng katawan niya bilang pagsamba. Ito ang hangarin para sa kanyang sarili. Samantalang ang pagtitiis ay isang kaparaanan para sa iba sa kanya. Ito ay maaaring maging sa pamamagitan ng puso, ng dila at ng iba't ibang parte ng katawan. Ang ibig sabihin ng pagpapasalamat ay ang gamitin ang pagpapala sa pagsunod sa Allah.

❋ **As-Sabr (ang Pagtitiis):** ito ay ang pagtakwil ng karaingan sa iba pa sa Allah mula sa hapdi ng kasawian at pagbaling nito sa Allah lamang. Sinabi Niya [ang Allah]: **﴾Silang matitiisin ang tatanggap ng ganap na gantimpala nila ng walang pagbibilang.﴿** [Az-Zumar (39):10]. Nagsabi siya ﷺ [ang Propeta]: "Ang sinumang nagtitiis, pagtitiisin siya ng Allah at walang naipagkakaloob na isang bagay sa sinuman na higit na mabuti pa at malawak kaysa sa pagtitiis." [Al-Bukhari & Muslim]. Si Umar [kalugdan nawa siya ng Allah] ay nagsabi: Wala akong hinarap na pagsubok malibang ginawa ito ng Allah para sa akin na apat na pagpapala: Hindi ito naging kaugnay sa aking relihiyon, at hindi ito naging napakalaki, at hindi ako pinagkaitan na kaluguran ito, at hinahangad ko rito ang gantimpala.

Ang Pagtitiis ay may mga antas: Mababa: ito ay ang pagtakwil ng karaingan na may kalakip na pagkasuklam. Gitna: ito ay ang pagtakwil ng karaingan na may kalakip na pagkalugod. Mataas: ito ay ang pagpupuri sa Allah sa kinakaharap na pagsubok. Sinuman ang ginawan ng paniniil at nanalangin sa Allah laban sa gumawa nito sa kanya. Tunay na siya ay nagwagi sa kanyang sarili at nakamit niya ang kanyang karapatan subali't hindi nakapagtiis.

**Ang pagtitiis ay may dalawang halimbawa:** **1)** Pangkatawan: hindi ito ang tinutukoy natin dito. **2)** Pangkalooban: ito ay laban sa mga pangkaraniwang hilig at mga kahilingan ng pithaya [1].

---

ng baluti at pagkakadena sa hayop. Bagkus siya ay magtitiwala sa lahat ng iyon sa Nagtatakda ng dahilan [ang Allah] at hindi sa dahilan mismo, at siya ay nalulugod sa lahat ng anumang itinatakda ng Allah sa kanya. **4)** Ang pagpawi ng pinsalang dumatal na: ito ay tatlong bahagi: **A)** na ito ay tiyak, gaya ng tubig na nakapapawi ng uhaw. Kaya ang pagtalikod dito ay hindi isang bagay na bahagi ng Tawakkul. **B)** na ito ay hindi tiyak, gaya ng Hijamah (pagpapakuha ng dugo bilang pagpapagamot) at tulad nito, ito ay hindi sumasalungat sa Tawakkul, sapagka't ang Sugo (ﷺ) ay nagpapagamot at ipinag-utos ang pagpapagamot. **C)** na ang dahilan ay haka-haka lamang gaya ng pagsusuka sa panahon ng kalusugan upang hindi magkakasakit. Ang paggawa nito ay nagpapawalang saysay sa kaganapan ng Tawakkul (pagtitiwala sa Allah).

1 Ang pagsasahalimbawang ito, kung ito ay pagtitiis sa pagkahilig ng tiyan at ari: tinatawag itong kabanalan o kalinisan, at kung ito ay sa labanan, tinatawag itong katapangan at kung ito ay sa pagpipigil ng galit, tinatawag itong matimpiin, at kung ito ay sa paglilihim sa isang bagay,

Ang lahat ng nakahaharap ng tao sa mundo ay hindi lumalabas sa dalawang uri : **A)** Sumasang-ayon sa pithaya kaya nangangailangan dito ng pagtitiis sa pagpapatupad ng karapatan ng Allah gaya ng pagpapasalamat at di-pagbaling ng anumang kaugnay dito sa pagsuway sa Allah. **B)** Sumasalungat sa pithaya. Ito ay tatlong bahagi : **1).** Pagtitiis sa pagsunod sa Allah: Ang isinasatungkulin dito ay ang pagsasagawa ng ubligado, at ang kaaya-aya rito ay ang pagsasagawa ng kusang loob. **2).** Pagtitiis sa pagsuway sa Allah: ang isinasatungkulin dito ay ang pag-iwan sa ipinagbabawal at ang kaaya-aya rito ay ang pag-iwan sa kinasusuklaman. **3).** Ang pagtitiis sa mga katakdaan ng Allah: ang isinasatungkulin dito ay ang pagpigil sa dila sa karaingan, ang pagpigil sa puso sa pag-ayaw at pagkapoot sa katakdaan ng Allah at ang pagpigil sa iba't ibang bahagi ng katawan sa pagkilos sa mga gawang hindi kinalulugdan ng Allah gaya ng paghagulgol, pagpupunit ng mga bulsa (damit), pagsasampal ng pisngi at ang iba pa rito. Ang kaaya-aya rito ay ang kaluguran ng puso sa anumang itinakda ng Allah.

Alin sa dalawa ang mas mabuti, ang isang mayaman na tumatanaw ng utang na loob o ang isang maralita na matiisin? Kapag ginugol ng mayaman ang kanyang kayamanan sa pagsunod [sa Allah] o itinago ito para rito. Samakatwid siya ang mas mabuti kaysa sa maralita. Subali't kung ang karamihan ng paggugol niya ay sa ipinahihintulot. Sa gayon ang maralita ang higit na mabuti. Sinabi niya ﷺ [ang Sugo ng Allah]: "Ang nagpapalabi ng pagkain na tumatanaw ng utang-na-loob ay kasing antas ng nag-aayunong nagtitiis." [Ahmad].

❋ **Ang Kaluguran:** ito ay ang pagkakontento sa bagay at pagkasapat dito. Ang lugar nito ay matapos na maganap ang gawa. Ang pagkalugod sa kapasiyahan ng Allah ay kabilang sa matataas na reputasyon ng mga nagpapakalapit [sa Allah], at ito ay kabilang sa mga bunga ng pagmamahal at pagtiwala [sa Allah]. Ang manalangin sa Allah na pawiin ang hindi kanais-nais ay hindi sumasalungat sa pagkalugod dito.

❋ **Ang Pagpapakumbaba:** ito ay ang kadakilaan, pagkatalo ng kalooban, at pagka-aba. Nagsabi si Huzaifah: Kaingat kayo sa pagpapakumbaba ng Nifaq (pagbabalatkayo). May nagsabi sa kanya: Ano po ang pagpapakumbaba ng Nifaq? Nagsabi siya: Ang makita mong nagpapakumbaba ang katawan subali't ang puso ay hindi nagpapakumbaba. Nagsabi si Huzaifah [kalugdan nawa siya ng Allah]: Ang pinakaunang mawawala sa inyo sa relihiyon ninyo ay pagpapakumbaba. Alinmang Ibadah na naitataguyod dito ang pagpapakumbaba, tunay na ang gantimpala nito ay batay sa pagpapakumbang itinataguyod dito, gaya ng Salah sapagka't ang Propeta ay nagsabi tungkol sa nagsasagawa ng Salah na wala siyang Salah kundi ang kalahati lamang nito, ang ikaapat na bahagi nito, ang ikalimang bahagi nito …o ang ikasampung bahagi nito. Bagkus maaaring wala siyang mapapalang anupaman sa Salah niya dahil sa ganap na kawalan ng pagpapakumbaba.

---

tinatawag itong pagtatago ng lihim, at kung ito ay sa kahigtan ng buhay, tinatawag itong pagtakwil sa karangyaan ng buhay, at kung ito ay sa maliit na bagay mula sa mga karangyaan ng buhay, tinatawag itong pagkakakontento.

✱ **Ang Raja'** (pag-asa): ito ay ang pagtingin sa malawakang Habag ng Allah, at ang kasalungatan nito ay ang kawalan ng pag-asa. Ang pagsasabuhay sa Raja' ay nakahihigit ng antas kaysa rito sa takot sapagka't ito ay nagbubunsod ng magandang pag-iisip tungkol sa Allah. Ang Allah ay nagsabi: "Ako ay ganun kung paano Ako iniisip ng Aking alipin." [Muslim]. Ito ay dalawang antas: **1. Mataas:** Sa kanya na gumawa ng isang pagsunod na umaasa sa gantimpala ng Allah. Si `Aishah [kalugdan nawa siya ng Allah] ay nagsabi: O Sugo ng Allah: ﴾**At sila na nagbibigay ng anumang ipinamigay nila habang ang kanilang mga puso ay nangangamba**﴿ siya ba yaong nagnanakaw, nangangalunya at umiinom ng alak na may takot sa Allah? Siya ay nagsabi: "Hindi! O anak na babae ni [Abu Bakr] As-Siddeeq, bagkus sila yaong nagsasagawa ng Salah, nag-aayuno at nagbibigay ng kawanggawa habang sila ay nangangamba na baka hindi tatanggapin sa kanila ﴾**Sila yaong nag-uunahan sa mabubuting gawa**﴿. [At-Tirmidhi]. **2. Mababa:** ito ay ang makasalanan na nagsisisi, hinahangad ang kapatawaran ng Allah. Samantala, ang suwail na interesado na tinatalikuran ang pagsisisi subali't naghahangad ng Habag ng Allah. Samakatwid, ito ay pangarap at hindi pag-asa. Ang uring ito ay kapintas-pintas samantalang ang dalawang nauna ay kapuri-puri. Samakatwid ang mananampalataya ay tinipon ang kabutihan at pagpapakumbaba samantalang ang mapagkunwari ay tinipon ang kasamaan at kapanatagan.

✱ **Ang Khawf (takot):** ito ay pagkabalisa na dumarating sa sarili dahil sa inaasahang isang kinasusuklaman. Kaya kung napagtanto ang kinasusuklaman, ito ay tinatawag na Khasyah (pagpapakumbaba). Ang kasalungatan nito ay ang kapanatagan. Ito ay hindi kasalungatan ng pag-asa, bagkus ito nag-uusbong sa pamamagitan ng takot, samantalang ang pag-asa ay nag-uusbong sa pamamagitan ng kagustuhan. Kinakailangang magkabuklod ang pagmamahal, pagkatakot at pag-aasam. Nagsabi si Ibnu Al-Qayyim: Ang puso sa pagtahak nito patungo sa Allah ay gaya ng kalagayan ng ibon: ang pagmamahal ang ulo nito at ang mga pakpak nito ay ang takot at pag-aasam. Kaya kapag napakalma ng takot ang puso, susunugin nito ang mga kinalalagyan dito ng mga pagnanasa at ipagtabuyan dito ang pagkahumaling sa mundo.

Ang isinasatungkulin na takot: ito ay ang nagtutulak sa paggawa ng mga tungkulin at pag-iwas sa mga ipinagbabawal. Samantalang ang kaaya-ayang takot: ito naman ang nagtutulak sa paggawa ng mga kaaya-ayang gawain at pag-iwas sa mga kinasusuklaman. Ito ay may mga uri: **1)** lihim at makadiyos na pagkatakot. Ito ay nararapat na ibaling sa Allah lamang at ang pagbaling ng kahit bahagya nito sa iba bukod sa Allah ay malaking Shirk gaya ng pagkatakot sa mga diyus-diyosan ng mga mapagtambal [sa kaisahan ng Allah] na ang mga ito ay makapipinsala o makapagdudulot ng hindi kanais-nais. **2)** ipinagbabawal: ito ay ang pagtalikod sa isang tungkulin o paggawa ng ipinagbabawal dahil sa pagkatakot sa mga tao. **3)**ipinahihintulot: gaya ng likas na pagkatakot sa lobo (asong ligaw) at sa iba pa.

✱ **Ang Pagtakwil sa Karangyaan** [ng mundo]: ito ay ang paglihis ng pagkahumaling sa isang bagay alang-alang sa higit na mas mabuti kaysa rito. Ang pagtakwil sa karangyaan ng mundo ay nakapagpapahinga ng puso at katawan. Ang




labis na pagkahumaling dito ay nakapagdadami ng ligagig at lumbay. Ang pagmamahal sa mundo ay ulo ng lahat ng kamalian, samantalang ang pagkapoot dito ay dahilan ng bawa't pagtalima. Ang pagtakwil sa karangyaan ng mundo ay sa pamamagitan ng pagtaboy mo rito mula sa iyong puso, hindi ang pagtaboy mo rito mula sa iyong kamay na may kalakip na pag-ugnay dito ng iyong puso – ito ang pagtakwil ng mga mangmang sa karangyaan – sinabi niya (ﷺ) [ang Sugo]: "Ang pinakamahusay na kayamanan ay ang pag-aari ng matuwid na tao." [Ahmad]. Ang pagka-ugnay ng kayamanan para sa maralita ay may limang kalagayan: **1)** na takasan niya ang pagtamo ng kayamanan bilang pagkapoot dito at pag-iingat sa kasamaan nito at sa kaabalahan nito, ang nag-aakin ng ganitong kalagayan ay tinatawag na **Zahid** (nagtatakwil ng karangyaan). **2)** Na hindi siya nasisiyahan sa pagtamo nito, subali't hindi naman niya kinamumuhian ito bilang pagkamuhing magdudulot sa kanya ng kapinsalaan, ang nag-aangkin ng ganitong kalagayan ay tinatawag na **Radhi** (nalulugod). **3)** na ang pagkaroon ng kayamanan ay higit na kaaya-aya para sa kanya kaysa sa kawalan nito dahil sa pagkahumaling niya rito, subali't hindi naman umabot ang pagkahumaling nito na siya ay kailangang bumangon upang hanapin ito, bagkus kung dumating sa kanya ang tulong kukunin niya ito at masisiyahan, nguni't kung nangailangan ito ng pagpapagod sa paghahanap nito hindi siya nagpakaabala dahil dito. Ang nag-aangkin ng ganitong kalagayan ay tinatawag na **Qani`an** (nakokontento). **4)** na ang hindi niya paghahanap dito ay dahil sa kawalan ng kakayahan niya, kundi nahuhumaling siya rito, bagkus kung siya ay nakatagpo ng paraan sa pagtamo nito sa pamamagitan ng pagpapagod ay magsumikap siyang hanapin ito. Ang nag-aangkin ng ganitong kalagayan ay tinatawag na **Haris** (masigasig). **5)** na siya ay napipilitan lamang sa kanyang hinahangad na kayamanan gaya ng nagugutom at hubo't hubad na walang makakain at masusuot na damit. Tinatawag ang nag-aangkin ng ganitong kalagayan na Mudhtar (napipilitan).

# Mahinahong Talakayan

Ang isang lalaking nagngangalang **`Abdullah** (alipin ng Allah) ay nakatagpo ng isang lalaking ang pangalan ay **`Abdun Nabi** (alipin ng Propeta). Minasama ni **`Abdullah** ang pangalang ito sa kanyang sarili at agad na nasabi niya: "Papaanong magpapasa-alipin ang isang tao sa iba pa sa Allah?" Pagkatapos ay kinausap niya si **`Abdun Nabi** at sinabi sa kanya: "Sumasamba ka ba sa iba pa sa Allah?"!

**Si `Abdun Nabi ay nagsabi**: Hindi!! Ako ay hindi sumasamba sa iba pa sa Allah. Ako ay isang Muslim at ako ay sumasamba sa Allah lamang.

**Ang sabi ni `Abdullah**: Kung gayon, ano itong pangalan mo na nakahahawig sa mga pangalan ng mga Kristiyano sa pamamagitan ng pagpapangalan nila ng **`Abdul Masih** (alipin ng Mesias), subali't hindi ito nakapagtataka sapagka't ang mga Krisytiyano ay sumasamba kay Hesus. Kaya nga lang ang nakakarinig ng pangalan mo ay iisipin niya kaagad na ikaw ay sumasamba kay Propeta (Muhammad ﷺ). Samakatwid, hindi ito ang paniniwala ng isang Muslim sa kanyang Propeta. Bagkus ang isinasatungkulin sa kanya ay ang maniwala siya na si Muhammad ﷺ ay alipin lamang ng Allah at Kanyang Sugo.

**Si `Abdun Nabí ay nagsabi**: Subali't si Propeta Muhammad ﷺ ang siyang pinakamabuting tao at ang pinuno ng mga Propeta. Kami ay nagpapangalan ng ganitong pangalan bilang pagpapabiyaya at pagpapalapit-loob sa Allah sa pamamagitan ng kabantugan ng kanyang pagka-propeta at mataas na kalagayan niya sa Kanya (Allah). Kaya hinihiling natin sa kanya ang pamamagitan dito. at huwag kang magtataka, sapagka't ang kapatid ko ay nagngangalang `Abdul Husain (alipin ni Husain – isa sa mga apo ng Propeta ﷺ). Bagkus nauna pa sa kanya, ang aking ama, na ang pangalan ay `Abdur Rasul (alipin ng Propeta). Ang pagpapangalan sa pamamagitan ng mga ganitong pangalan ay isang matandang kaugalian at laganap sa mga tao. Ang ganitong kaugalian ay nakagisnan na namin sa aming mga ninuno. Kaya huwag ka sanang maging mahigpit sa usaping ito, sapagka't ang bagay na ito ay isang pangkaraniwan at ang Relihiyong Islam naman ay maluwag.

**Ang sabi ni `Abdullah**: Ito ay isa pang katiwalian na mas malaki kaysa sa unang katiwalian: ang paghiling mo sa iba pa sa Allah ng isang bagay na hindi namang kayang ibigay ito maliban sa Allah. Magkatulad lamang kung ang hinihilingang ito ay si Propeta Muhammad ﷺ mismo o bukod sa kanya mula sa mga taong matuwid na tulad ni Husain (isa sa mga apo ng Propeta ﷺ) o iba pa sa kanya. Ito ay sumasalungat sa Tawheed na siyang ipinag-utos sa atin at sa kahulugan ng Laa ilaaha illalaaáh. Magbibigay ako sa iyo ng ilang mga katanungan upang maging malinaw sa iyo ang kahalagahan ng usapin at ang mga kahihinatnan ng pagpapangalan ng ganitong pangalan at mga tulad nito. Wala akong hangarin dito ni maging pakay kundi ang katotohanan at ang pagsunod dito, ang pagbibigay linaw sa kabulaanan at ang pag-iwas dito, at ang pag-uutos sa kabutihan at ang pagbabawal sa kasamaan. Ang Allah ang Siyang hinihingan ng tulong. Sa Kanya ang pananalig. Walang galaw at walang lakas maliban sa Allah, ang Mataas, ang Dakila. Subali't magbibigay ako sa iyo ng paalaala bago iyon patungkol sa sinabi ng Allah: **﴾Ang tanging nasasabi ng mga mananampalataya kapag inanyayahan sila sa Allah at sa Kanyang Sugo upang humatol siya sa pagitan nila ay ang pagsasabi nila ng: "Narinig namin at sinunod namin."﴿** [Qur'an 24:51]. At ang sinabi pa Niyang: **﴾At kung kayo ay nagkahidwaan sa isang bagay, isangguni ninyo ito sa Allah at sa Sugo, kung tunay nga kayong naniniwala sa Allah at sa Huling Araw.﴿** [Qur'an 4:59].

**Ang sabi ni `Abdullah:** Sinasabi mong ikaw ay nagbubukod-tangi sa Allah lamang at sumasaksi na walang tunay na Diyos maliban sa Allah, kaya maaari mo bang ipaliwanag sa akin ang ibig sabihin nito?

**`Abdun Nabi**: Ang Tawheed ay ang paniniwala mo na ang Allah ay umiiral; Siya ang lumikha sa mga kalangitan at kalupaan; na Siya ang Nagbibigay ng buhay, ang Nagdudulot ng kamatayan, ang Tagapag-iral ng santinakpan, at Siya ang Tagatustos, ang Maalam, ang Nakababatid, ang Nakapangyayari...

**`Abdullah**: Kung ang Tawheed (kaisahan ng Allah) ay ganito lamang. Samakatwid, tunay na si Fir`aun (Paraon), ang kanyang mga tauhan, si Abu Jah'l, at ang iba pa sa kanila ay mga naniniwala sa Tawheed. Sapagka't hindi nalingid sa kanila ang bagay na ito gaya ng karamihan sa mga Mushrik (nagtatambal sa Allah). Si Paraon na nag-angkin ng Pagka-panginoon ay kumikilala at naniniwala noon nang buong puso niya na ang Allah ay umiiral at Siya ang nagpapa-iral sa santinakpan. Ang patunay dito ay ang sinabi ng Allah: **﴾At sila ay nagpasinungaling dito (mga Tanda) sanhi ng paglabag sa katarungan at pagmamataas, bagama't natitiyak ng kanilang mga sarili ang mga ito.﴿** [Qur'an 27:14]. Namutawi ang pagkilalang ito nang hayagan noong siya ay nalulunod na. Subali't sa katotohanan, ang Tawheed na siyang dahilan ng pagpapadala sa mga sugo, pagbaba sa mga kasulatan, at pagpuksa sa angkan ng Quraish ay ang pagbubukod-tangi sa Allah sa pagsamba. Ang pagsamba ay isang katawagang sumasaklaw sa lahat ng naiibigan ng Allah at kinalulugdan sa mga salita at mga gawa, maging hayag at lingid. Ang Diyos sa salitang [**Walang Diyos maliban sa Allah**] ay nangangahulugang: Ito ay ang sinasamba na hindi karapat-dapat pag-ukulan ng pagsamba maliban sa Kanya (Allah).

**`Abdullah:** Alam mo ba kung bakit ipinadala ang mga Sugo sa lupa, na ang pinaka-una sa kanila ay si Nuh (Noe)?

**`Abdun Nabi**: Upang anyayahan ang mga Mushrik (nagtatambal sa kaisahan ng Allah) para sumamba sa Allah lamang at itakwil ang lahat ng itinatambal sa Kanya.

**`Abdullah**: At ano ang dahilan ng paggawa ng Shirk (pagtatambal sa Alah) ng mga tao ni Nuh (Noe)?

**`Abdun Nabi**: Hindi ko alam!

**`Abdullah**: Isinugo ng Allah si Nuh (Noe) sa kanyang mamamayan noong sila ay nagpakalabis sa pagdakila sa mga taong matuwid na sina Wadd, Suwa`, Yaghooth, Ya`ooq, at Nasr.

**`Abdun Nabi**: Ang ibig mo bang sabihin na sina Wadd, Suwa`, at iba pa ay mga pangalan ng mga lalaking matuwid at hindi pangalan ng mga Kafir (di-sumasampalataya) na mapaniil?

**`Abdullah**: Oo. Ang mga ito ay mga pangalan ng mga lalaking matuwid na ginawang mga diyos ng mga mamamayan ni Nuh (Noe) at sinunod naman sila doon ng mga Arabo noon. Ang patunay nito ay ang naiulat ayon kay Ibnu `Abbas (r.a.) na nagsabi: "Ang mga diyus-diyosan noon na nasa mga mamamayan ni Nuh (Noe) ay napunta sa mga Arabo. Pagkatapos, si Wadd ay naging (diyus-diyosan) sa liping Kalb sa Dumatul-Jandal. Si Suwa` naman ay naging (diyus-diyosan) sa liping Hudhail. Si Yaghooth naman ay naging (diyus-diyosan) sa liping Murad. At pagkatapos sa angkan ng Ghutaif sa Jauf na malapit sa Saba'. Si Ya`ooq naman ay naging (diyus-diyosan) sa liping Hamdan. Si Nasr naman ay nasa Himyar na naging (diyus-diyosan) sa mag-anak ni Dhul-Kalaa`. (Ang mga ito ay) mga

pangalan ng mga matuwid na lalaking kabilang sa mga tao ni Noe. Subali't noong namatay sila ay nag-udyok si Satanas sa kanyang mga tao na gumawa sila ng mga rebulto sa mga pinagtitipunan nila na kung saan doon sila lagiang nakaupo at tawagin ang mga ito sa kani-kanilang mga pangalan. Ginawa ng mga iyon nguni't hindi nila sinamba ang mga iyon hanggang sa nang namatay ang mga iyon at naglaho na ang kaalaman, ang mga ito ay sinamba na nila." [Muslim].

**`Abdun Nabi**: Ito ay isang nakapagtatakang pananalita.

**`Abdullah**: Hayaan mong ituro ko sa iyo ang higit na nakapagtataka kaysa rito. Ang malaman mo na ang pinakahuli sa mga Propeta ay ang pinuno natin na si Muhammad ﷺ. Siya ay isinugo ng Allah sa mga taong naghihingi ng kapatawaran, sumasamba, nagsasagawa ng Tawaf (pag-ikot sa palibot ng Ka`bah), nagsasagawa ng Sa`iy (paglalakad sa pagitan ng As-Safa at Al-Marwa), nagsasagawa ng Hajj, at nagbibigay ng kawanggawa. Subali't ginagawa nila ang ilan sa mga nilikha bilang mga tagapamagitan sa pagitan nila at sa Allah. Nagsasabi sila: " Ang nais lamang namin sa kanila ay ang mapalapit sa Allah at nais namin ang pamamagitan nila sa Kanya, gaya ng sa mga Anghel, kay Hesus, at sa iba pang mga taong matuwid." Kaya ipinadala ng Allah si Muhammad ﷺ na siyang magpapanumbalik para sa kanila sa relihiyon ng kanilang ninuno na si Ibrahim (Abraham) at magpapabatid sa kanila na ang pagpapakalapit at ang paniniwalang ito ay karapatang dapat iukol lamang sa Allah at hindi naaangkop dito ang anuman sa iba pa sa Kanya, sapagka't Siya ang Tagapaglikha lamang, wala Siyang katambal, walang tagapagtustos maliban sa Kanya. Ang pitong kalangitan at ang sinumang nasa mga ito at ang pitong kalupaan at ang sinumang nasa mga ito, lahat sila ay Kanyang mga alipin at nasa ilalim ng Kanyang pamamalakad at pangingibabaw. Bagkus maging ang mga diyus-diyosan na sinasamba nila ay kumikilala na sila ay nasa ilalim ng Kanyang paghahari at pamamalakad.

**`Abdun Nabi**: Ito ay isang mapanganib na pananalita at nakapagtataka, mayroon bang patunay dito?

**`Abdullah:** Ang mga patunay ay marami. Isa na rito ang sinabi ng Allah: **﴾Sabihin mo (O Muhammad ﷺ): "Sino ang nagtutustos sa inyo mula sa kalangitan at kalupaan? O sino ang nagmamay-ari ng pandinig at mga paningin? Sino ang nagpapaluwal ng buhay mula sa patay at ang nagpapaluwal ng patay mula sa buhay? Sino ang namamahala sa pangyayari (ng mga bagay-bagay)?" Sila ay magsasabi: ang Allah. Kaya sabihin mo: "Hindi pa ba kayo natatakot (sa kaparusahan ng Allah)?﴿** [Qur'an 10:31]. At ang sinabi pa Niya: **﴾Sabihin mo: "Kanino ang kalupaan at ang sinumang napapaloob dito, kung kayo ay nakakaalam." Sasabihin nila: "Sa Allah." Sabihin mo: "Hindi ba kayo makakaala-ala?" Sabihn mo: "Sino ang Panginoon ng pitong kalangitan at ang Panginoon ng dakilang trono? Katiyakang sila ay magsasabi: "Ang Allah." Sabihin mo: "Hindi ba kayo natatakot (sa kaparusahan ng Allah)?" Sabihin mo: "Sino Siyang nasa kamay Niya ang kaharian ng lahat ng bagay at Siya na kumakalinga nguni't hindi Siya kinakalinga. Kung talagang nalalaman ninyo?" Katiyakang sila ay magsasabi: "Ang Allah." Sabihin mo: "Kung gayon, paano kayong nalinlang?﴿** [Qur'an 23:84-89]. Ang mga Mushrik (nagtatambal sa kaisahan ng Allah) noon ay sumasambit ng Talbiyah sa Hajj sa pamamagitan ng pagsabi nila ng **"Labbaykal laahumma labbayk, labbayka laa shareeka laka illaa shareekan**

**huwa laka tamlikuhu wa maa malak"** (Bilang pagtugon sa Iyo, o Allah, bilang pagtugon sa Iyo, bilang pagtugon sa Iyo wala kang katambal maliban sa katambal na ukol sa Iyo, pagmamay-ari Mo siya at ang anumang pag-aari niya). Ang pagkilala ng mga Mushrik mula sa liping Quraish na ang Allah ay Siyang Tagapamamalakad ng santinakpan o ang tinatawag na Tawheed ar-Ruboobiyyah (kaisahan ng Allah sa pagka-Panginoon) ay hindi nagpapasok sa kanila sa Islam. Bagkus ang pagdulog nila sa mga Anghel o mga Propeta o mga matuwid na tao sa paghahangad nilang makapamamagitan ang mga ito at mapalapit sila sa Allah dahil doon ipinahintulot na padanakin ang kanilang dugo at kamkamin ang kanilang mga ari-arian. At dahil dito, kinakailangang ibaling ang lahat ng panalangin sa Allah lamang, ang panata ay ibaling lahat sa Allah, ang pag-aalay ay ibaling lahat sa Allah, ang pagpapatulong ay ibaling lahat sa Allah. Ang lahat ng pagsamba ay ibabaling lahat sa Allah.

**`Abdun Nabi**: Kapag ang Tawheed ay hindi lamang pala ang pagtanggap sa pagkakaroon ng Allah at sa Kanyang pamamahala sa santinakpan gaya ng inaakala mo, kung gayon ay ano ito?

**`Abdullah**: Ang Tawheed na siyang dahilan ng pagpapadala sa mga Sugo at pagtanggi ng mga Mushrik sa pagtanggap dito ay ang pagbubukod-tangi sa Allah sa pagsamba. Kaya hindi dapat ibabaling ang anuman sa mga uri ng pagsamba sa iba pa sa Kanya, gaya ng panalangin, pamamanata, pag-aalay, pagpapasaklolo, paghingi ng tulong, at iba pa. Ang Tawheed na ito ang kahulugan ng sinasabi mong **Laa ilaaha illallaah**. Sapagka't ang Diyos para sa mga Mushrik ng liping Quraish ay yaong pinatutukuyan sa mga pagsambang ito, maging ito man ay Anghel, o Propeta, o Wali (katangkilik), o punong-kahoy, o puntod, o Jinn (engkanto). Hindi nila tinutukoy na ang Diyos ay ang Tagapaglikha, ang Tagapagtustos, at ang Tagapangasiwa, sapagka't tunay na sila ay nakaaalam na iyon ay sa Allah lamang gaya ng naunang nabanggit. Kaya pumunta sa kanila ang Propeta ﷺ na nag-aanyaya sa Salitang Tawheed: **Laa ilaaha illallaah**, at sa pagpapatupad sa kahulugan nito hindi sa pagbigkas lamang nito.

**`Abdun Nabi**: Para bang nais mong sabihin na ang mga Mushrik ng liping Quraish ay higit na nakaaalam sa kahulugan ng **Laa ilaaha illallaah** kaysa sa karamihan ng mga Muslim sa panahon natin.

**`Abdullah**: Oo. Ito ang nakasasakit na totoong nagaganap. Sapagka't tunay na ang mga mangmang na Káfir ay nakaaalam na ang tinutukoy ng Propeta ﷺ sa Salitang ito ay ang pagbubukod-tangi sa Allah sa pagsamba, ang pagtakwil sa anumang sinasamba bukod pa sa Allah, at ang pagpapawalang-kaugnayan dito, sapagka't tunay na noong sinabi sa kanila na sabihin ninyong **Laa ilaaha illallaah** ay nagsabi sila: **﴾Ginawa ba niya ang mga diyos na (maging) isang Diyos lamang? Katotohanang ito ay isang kataka-takang bagay﴿** [Qur'an 38:5]. Sa kabila ng kanilang paniniwala na ang Allah ang Siyang namamalakad sa santinakpan. Kaya kapag ang mga mangmang na Kuffar (nagtakwil ng pananampalataya) ay nakaaalam nito, ang kataka-taka ay sa kanya na nag-aangking kaanib ng Islam samantalang siya ay hindi nakababatid sa pakahulugan ng Salitang ito na nabatid ng mga Kafir. Bagkus ang akala niya ito ay ang pagbigkas ng mga titik nito lamang nang walang paniniwala ng puso sa anumang nasa kahulugan nito. Ang mahusay sa kanila ay yaong nag-aakalang ang kahulugan nito ay walang lumilikha, walang nagtutustos, at walang nangangasiwa sa kapakanan kundi ang Allah. Kaya

hindi mabuti sa mga kalalakihang nag-aangkin ng kaanib ng Islam samantalang ang mga mangmang ng liping Quraish ay higit na nakaaalam kaysa sa kanila sa kahulugan ng Salitang **Laa ilaaha illallaah**.

**`Abdun Nabi**: Subali't ako ay hindi nagtatambal sa Allah. Bagkus ako ay sumasaksi na walang lumilikha, walang nagtutustos, walang nagdudulot ng pakinabang, at walang nagdudulot ng pinsala maliban sa Allah lamang, wala Siyang katambal, at na si Muhammad ﷺ ay hindi nakapagdudulot sa sarili niya ng pakinabang ni pinsala, lalo na sina `Ali, Husain, `Abdul Qadir, at iba pa sa kanila. Subali't ako ay nagkakasala at ang mga matuwid na tao ay may kabantugan sa Allah. Kaya humihiling ako sa kanila na sila ay mamagitan para sa akin sa pamamagitan ng kanilang kabantugan sa Kanya.

**`Abdullah**: Sasagutin kita sa naunang nabanggit na ang mga kinalaban ng Propeta ﷺ ay mga kumikilala sa iyong binanggit at kumikilala na ang kanilang mga diyus-diyosan ay hindi nakakapangasiwa ng anuman. Nais lamang nilang (makinabang sa) kabantugan at Pamamagitan (ng mga ito). Nabigyan na natin sa una ng patunay ang patungkol dito mula sa Qur'an.

**`Abdun Nabi**: Subali't ang mga Ayah na ibinaba ay patungkol sa sumasamba sa mga rebulto. Kaya papaano ninyong ginagawang gaya ng mga diyus-diyosan ang mga Propeta at ang mga matuwid na tao?

**`Abdulláh**: Sa una napagkaisahan na natin na ang ilan sa mga rebulto na ito ay pinangalanan lamang ng pangalan ng mga matuwid na lalaki gaya noong sa panahon ni Nuh (Noe) at na ang mga Kafir (nagtakwil ng pananampalataya) ay walang ninais sa mga ito kundi ang kanilang pamamagitan sa Allah sapagka't ang mga ito ay may matataas na kalagayan sa Kanya. Ang patunay dito ay ang sinabi ng Allah: **﴾At yaong mga nagtakda ng mga Wali (katangkilik) bukod pa sa Kanya (ay magsasabi): "Hindi namin sila sinasamba kundi upang ilapit lamang nila kami sa Allah nang pagkalapit-lapit.﴿** [Qur'an 39:3]. Tungkol naman sa sinabi mo na papaanong ginagawang diyus-diyosan ang mga Propeta at ang mga Wali ay masasabi nating ang mga Kafir na isinugo sa kanila ang Propeta ﷺ ay mayroon sa kanila na dumadalangin sa mga Wali, na ang Allah ay nagsabi patungkol sa kanila: **﴾Sila yaong dumadalanging naghahangad sa kanilang Panginoon ng ikalalapit. Kung alin sa kanila ang maging pinakamalapit, umaasa sa Kanyang Habag at natatakot sa Kanyang kaparusahan. Tunay na ang parusa ng iyong Panginoon ay dati nang kinatatakutan.﴿** [Qur'an 17:57] Mayroon sa kanila na dumadalangin kay Hesus at sa kanyang ina. Ang Allah ay nagsabi: **﴾At banggitin noong magsabi ang Allah: "O Hesus na anak ni Maria, sinabi mo ba sa mga tao: Gawin ninyo ako at ang aking ina bilang mga diyos bukod pa sa Allah?﴿** [Qur'an 5:116]. Mayroon sa kanila na dumadalangin sa mga Anghel. Sinabi ng Allah: **﴾At sa Araw na sila ay titipunin nang sama-sama, pagkatapos ay sasabihin Niya sa mga Anghel: "Ang mga ito ba ang sumasamba sa inyo noon?﴿** [Qur'an 34:40]. Kaya pagmasdan ang mga Ayah na ito. Hinusgahan na ng Allah sa mga Ayah na ito ng kawalang-pananampalataya ang sinumang dumudulog sa mga diyus-diyosan. Hinusgahan na Niya ng kawalang-pananampalataya ang sinumang dumudulog sa mga matuwid na tao gaya ng mga Propeta, mga Anghel, at mga Wali nang walang pagtatangi. Sila ay pinuksa ng Sugo ng Allah at hindi siya nagtangi sa kanila tungkol dito.




**`Abdun Nabi**: Subali't ang mga Kafir ay nagnanais ng pakinabang mula sa mga iyon samantalang ako ay sumasaksi na ang Allah ang tagapagdulot ng pakinabang, ang tagapagdulot ng pinsala, ang tagapangasiwa. Hindi ko ninanais iyon malibang mula sa Kanya. Ang mga matuwid na tao ay walang anumang taglay mula sa naturang nabanggit. Subali't ako ay dumudulog sa kanila na umaasa sa Allah lamang sa pamamagitan nila.

**`Abdullah**: Ang sinabi mong ito ay siya ring sinabi ng mga Kafir, magkatulad na magkatulad. At ang patunay ay ang sinabi Niya: ﴿**Sinasamba nila bukod pa sa Allah ang hindi nakapagdudulot ng pinsala sa kanila at hindi nakapagdudulot ng pakinabang sa kanila at sila ay nagsasabi: "Ang mga ito ay sila ang mga tagapamagitan namin sa Allah.**﴾ [Qur'an 10:18].

**`Abdun Nabi**: Subali't ako ay walang sinasamba maliban sa Allah. Ang pagdulog sa kanila at ang pagdalangin sa kanila ay hindi pagsamba!

**`Abdullah**: Subali't tatanungin kita: Inaamin mo bang ang Allah ay isinatungkulin sa iyo na ibukod tangi ang pagsamba sa Kanya lamang at ito ay karapatan Niya sa iyo gaya ng nasaad sa sinabi Niya: ﴿**At walang ipinag-utos sa kanila kundi upang sambahin nila ang Allah nang buong katapatang pananampalataya sa Kanya nang walang paglihis sa katotohanan.**﴾ [Qur'an 98:5].

**`Abdun Nabi**: Oo; isinatungkulin Niya iyon sa akin.

**`Abdullah**: Hinihiling ko sa iyo na linawin mo sa akin itong isinatungkulin ng Allah sa iyo, ang pagbukod-tangi sa pagsamba.

**`Abdun Nabi**: Hindi ko naintindihan kung ano ang ipinakakahulugan mo sa tanong na ito kaya linawin mo nga sa akin.

**`Abdullah**: Makinig ka sa akin lilinawin ko sa iyo. Sinabi ng Allah: ﴿**Manawagan kayo sa inyong Panginoon nang may pagpapakumbaba at palihim. Katotohanang hindi Niya minamahal ang mga lumalagpas ng hangganan.**﴾ [Qur'an 7:55]. Ang pagdalangin ba ay isang pagsamba sa Allah o hindi?

**`Abdun Nabi**: Oo; ito ay saligan ng pagsamba gaya ng nailahad sa Hadith: "Ang panalangin ay ang pagsamba." [Abu Dawud].

**`Abdullah**: Yaman din namang inamin mo na ito ay isang pagsamba sa Allah, pagkatapos ay dumalangin ka sa Allah sa araw at gabi na may pangamba at pagmimithi sa isang pangangailangan, pagkatapos dahil sa pangangailangang iyon ay dumalangin ka sa isang Propeta o sa isang Anghel o sa isang matuwid na tao sa puntod nito, hindi ka kaya nakapagtambal sa Kanya sa pagsambang ito?

**`Abdun Nabi**: Oo; nakapagtambal ako. Ito ay isang tumpak na pananalita at malinaw.

**`Abdullah**: Ito ang isa pang halimbawa. Kapag nalaman mo ang sinabi ng Allah na: ﴿**Kaya magsagawa ka ng pagdarasal para sa iyong Panginoon at mag-alay**﴾ [Qur'an 108:2], at sinunod mo ang kautusang ito mula sa Allah at nag-alay ka at nagkatay ka bilang handog sa Kanya, ang iyong pag-aalay ba at ang iyong pagkakatay bilang handog ay isang pagsamba sa Kanya o hindi?

**`Abdun Nabi**: Oo; ito ay isang pagsamba.

**`Abdullah**: Kaya kung ikaw ay nagkatay bilang handog sa isang nilikha na isang Propeta o isang Jinni o iba pa sa mga ito bilang kaagapay ng Allah, ikaw ba ay nakapagtambal sa pagsambang ito sa iba pa sa Allah?

**`Abdun Nabi**: Oo; ito ay isang Shirk, walang pag-aalinlangan.

**\`Abdullah**: Ako ay nagbigay sa iyo ng halimbawa ng panalangin at pag-aalay dahil ang panalangin ay ang pinakatiyak sa mga uri ng pagsambang nauugnay sa salita at ang pag-aalay naman ay ang pinakatiyak sa mga uri ng pagsambang nauugnay sa gawa. Ang pagsamba ay hindi limitado sa dalawang ito, bagkus ito ay higit na malawak kaysa rito. Napaloloob dito ang pamamanata, ang pagsumpa, ang pagpapakupkop, at iba pa. Subali't ang mga Mushrik na ibinaba sa kanila ang Qur'an, sila ba ay sumasamba noon sa mga Anghel, sa mga matuwid na tao, kay Lat, at sa iba pa?
**\`Abdun Nabi**: Oo; sila noon ay gumagawa nito.
**\`Abdullah**: Ang pagsamba ba nila noon sa mga iyon ay sa panalangin, pag-aalay, pagpapakupkop, pagpapatulong, at pagdulog lamang? Kung hindi ganoon, samakatwid sila ay umaamin na sila ay mga alipin ng Allah at nasa ilalim ng Kanyang pangingibabaw, at na ang Allah ay ang nangangasiwa sa kapakanan. Subali't sila ay dumalangin sa mga iyon at dumulog sila sa mga iyon dahil daw sa kabantugan at sa pamamagitan (ng mga iyon). Ito ay sadyang napakahayag.
**\`Abdun Nabi**: Ikinakaila mo ba, Abdullah, ang Pamamagitan ng Sugo ng Allah ﷺ at itinatwa mo ba iyon?
**\`Abdullah**: Hindi! Hindi ko ito ikinakaila at hindi ko rin ito itinatatwa. Bagkus siya – tutubusin ko siya kahit sa pamamagitan ng aking ama at aking ina – ang Tagapamagitan na pinahintulutang Pamamagitan at inaasam ko ang kanyang Pamamagitan. Subali't ang lahat ng Pamamagitan ay naisa-alang-alang sa Allah gaya ng sinabi Niya: ﴾**Sabihin mo: Taglay ng Allah ang (pagpapahintulot sa) lahat ng Pamamagitan.**﴿ [Qur'an 39:44]. Hindi ito magaganap malibang matapos na magpahintulot ang Allah dito, gaya ng sinabi ng Allah: ﴾**Sino kaya itong makapamamagitan sa Kanya maliban ayon sa pahintulot Niya?**﴿ [Qur'an 2:55]. Hindi pamamagitanin ang isa malibang matapos magpahintulot ang Allah dito, gaya ng sinabi ng Allah: ﴾**At hindi sila makapamamagitan maliban sa sinumang kinalugdan Niya**﴿ [Qur'an 21:28]. Siya ay walang kinalulugdan maliban sa Tawheed, gaya ng sinabi Niya: ﴾**Ang sinumang naghahangad ng iba pa sa Islam bilang relihiyon, hindi matatanggap ito mula sa kanya at siya sa Kabilang-buhay ay mapabibilang sa mga talunan.**﴿ [Qur'an 3:85]. Kaya kapag ang lahat ng Pamamagitan ay ukol sa Allah lamang. Hindi ito magaganap malibang matapos ang Kanyang pagpapahintulot. Hindi makapamamagitan ang Propeta ni ang iba pa sa kanya sa kaninuman hanggang hindi nagpahintulot ng Allah dito at hindi magpapahintulot ang Allah dito maliban sa mga alagad ng Tawheed. Kaya kapag naging malinaw na ang lahat ng Pamamagitan ay ukol sa Allah lamang, ako ay humihiling nito mula sa kanya kaya sasabihin ko: "O Allah, huwag Mo akong pagkaitan ng kanyang Pamamagitan; o Allah, pamagitanin Mo sa akin ang Iyong Sugo." at tulad nito.
**\`Abdun Nabi**: Napagkaisahan natin na hindi ipinahihintulot na humiling mula sa kaninuman ng isang bagay na hindi niya pagmamay-ari. Ang Propeta ay binigyan na ng Allah ng karapatan sa Pamamagitan at dahil sa siya ay binigyan nito, tunay na pagmamay-ari na niya ito. Dahil dito, ipinahihintulot na humiling ako mula sa kanya ng anumang pagmamay-ari niya at iyon ay hindi magiging isang Shirk.
**\`Abdullah**: Oo; ito ay isang wastong pananalita kung hindi ipinagbawal sa iyo ng Allah iyon, sapagka't sinabi Niya: ﴾**Kaya huwag kang manalangin sa kaninuman bilang kaagapay ng Allah**﴿ [Qur'an 72:18]. Ang paghiling ng Pamamagitan ay isang panalangin. At ang nagbigay sa Propeta ng karapatan sa Pamamagitan ay ang Allah at




Siya ang nagbawal sa iyo na humiling niyon sa iba pa sa Kanya maging ano pa man ang hinihilingan. At ang Pamamagitan ay ibinigay din sa iba pa kay Propeta (Muhammad ﷺ). Nailahad sa tumpak na sanaysay na ang mga Anghel ay mamamagitan, ang mga Afraat – sila yaong mga batang namatay bago tumuntong sa sapat na gulang – ay mamamagitan, at ang mga Wali ay mamamagitan. Kaya masasabi mo bang: Ang Allah ay nagbigay sa kanila ng karapatan sa Pamamagitan kaya hihilingin ko ito sa kanila? Kung sinabi mo ito, ikaw ay bumalik sa pagsamba sa mga matuwid na tao na binanggit ng Allah sa Kanyang Aklat. At kung sinabi mo naman na hindi, walang saysay ang sinabi mong: "Binigyan siya ng Allah ng karapatan sa Pamamagitan, kaya't ako ay humihiling nito sa sinumang binigyan nito ng Allah."

**`Abdun Nabi**: Subali't hindi ako nagtatambal sa Allah ng anuman at ang pagdulog sa mga matuwid na tao ay hindi isang Shirk.

**`Abdullah**: Inaamin mo ba at kinikilala na ang Allah ay sukdulang ipinagbawal ang Shirk kaysa sa pagbabawal Niya sa pangangalunya, at na ito ay hindi pinapatawad ng Allah.

**`Abdun Nabi**: Oo; kinikilala ko ito. Ito ay maliwanag sa pananalita ng Allah.

**`Abdullah**: Ngayon ikinaila mo sa iyong sarili ang Shirk na ipinagbawal ng Allah. Kaya – sumpa man sa Allah sa iyo – maaari bang linawin mo sa akin kung ano ang Shirk sa Allah na hindi ka nasadlak doon at ikinaila mo para sa iyong sarili?

**`Abdun Nabi**: Ang Shirk sa Allah ay ang pagsamba sa mga diyus-diyosan, ang pagbaling sa mga ito, ang paghiling sa mga ito, at ang matakot sa mga ito.

**`Abdullah**: At ano nga ba ang kahulugan ng pagsamba sa mga diyus-diyosan? Inaakala mo ba na ang mga Kafir ng liping Quraish ay naniniwala na itong mga (rebultong) kahoy at mga (rebultong) bato ay lumilikha, nagtutustos, at nangangasiwa sa kapakanan ng sinumang dumalangin sa mga ito? Sila ay hindi naniniwala ng gayon gaya ng nabanggit ko sa iyo.

**`Abdun Nabi**: At ako ay hindi rin naniniwala ng gayon. Tunay na ang sinumang nagsadya sa isang kahoy o isang bato o isang estraktura sa ibabaw ng puntod o iba pa, dumadalangin doon, nag-aalay para roon, at nagsasabing: "Tunay na iyon ay nagpapalapit sa amin sa Allah nang pagkalapit-lapit at nagsasanggalang ang Allah sa amin sa pamamagitan nito," ito ang pagsamba sa mga diyus-diyosan na tinutukoy ko.

**`Abdullah**: Totoo ang sinabi mo. Subali't ito ang ginagawa ninyo sa tabi ng mga bato, mga estraktura, mga mauseleo na nasa ibabaw ng mga puntod, at iba pa. Ang sabi mo rin na ang Shirk ay ang pagsamba sa mga diyus-diyosan, ang nais mo bang sabihin ay na ang Shirk ay natatangi lamang sa sinumang gumawa niyon? Na ang pag-asa sa mga (patay na) matuwid at ang pagdalangin sa kanila ay hindi napaloloob sa tinatawag na Shirk?

**`Abdun Nabi**: Oo; ito ang nais kong sabihin.

**`Abdullah**: Kung gayon, saan ka lalagay sa maraming Ayah na binanggit ng Allah sa mga ito ang pagbabawal sa pag-asa sa (patay na) mga Propeta at mga matuwid na tao at sa pagka-ugnay sa mga Anghel at iba pa, at ang kawalang-pananampalataya ng sinumang gumawa niyon, gaya ng nauna kong nabanggit sa iyo at pagbigay ko sa iyo ng patunay patungkol doon?

**`Abdun Nabi**: Subali't ang mga dumalangin sa mga Anghel at mga Propeta ay hindi naging mga Kafir dahil lamang dito, bagkus sila ay naging mga Kafir noong sinabi nila na ang mga Anghel ay mga anak na babae ng Allah at ang Mesias ay

anak ng Allah. Kami ay hindi nagsasabing si `Abdul Qadir ay anak ng Allah, ni si Zainab ay anak na babae ng Allah.

**`Abdullah**: Tungkol sa pag-uugnay ng anak sa Allah, ito ay isang nakabukod na kawalang pananampalataya. Ang Allah ay nagsabi: **﴾Sabihin mo: "Siya, ang Allah ay Iisa. Allah ang Siyang Dulugan sa pangangailangan. Hindi Siya nagkaanak at hindi Siya ipinanganak...﴿** [Qur'an 112:1-4]. Ang sinumang nagkaila nito ay naging Kafir na, kahit pa man hindi niya ikinaila ang huling bahagi ng Surah na ito. Sinabi ng Allah, Pagkataas-taas Niya: **﴾Hindi nagtakda ang Allah ng anak. At hindi Siya nagkaroon ng anumang kasamang diyos. At kung nagkagayon nga, tunay na dadalhin ng bawa't diyos ang nilikha nito at tunay na magsasapawan sila sa isa't isa.﴿** [Qur'an 23:19]. Samakatwid ay pinag-iba Niya ang dalawang Kufr (kawalang-pananampalataya). At ang patunay dito, gayon din silang mga nagtakwil ng pananampalataya sa pamamagitan ng pagdalangin kay Laat gayong siya ay isang matuwid na lalaki ay hindi nila ginawa siyang bilang anak ng Allah. At yaong nagtakwil naman ng pananampalataya sa pamamagitan ng pagsamba sa mga Jinni ay hindi rin nagturing sa kanila bilang gayon. Gayon din ang apat na doktrina na bumabanggit sa isang kabanata tungkol (sa kahatulan ng tumiwalag sa Islam) na ang Muslim, kapag nag-akala siya na ang Allah ay may anak, siya ay tumiwalag, at kung siya ay nakapagtambal sa Allah, siya ay tumiwalag. Kaya pinag-iiba nila ang dalawang uri.

**`Abdun Nabi**: Subali't ang Allah ay nagsasabi: **﴾Pakatandaan, tunay na ang mga Wali (katangkilik) ng Allah ay walang pangamba sa kanila at hindi sila nalulungkot.﴿** [Qur'an 10:62].

**`Abdullah**: Tayo ay naniniwala na ito ang katotohanan at sinasabi natin ito, subali't hindi sila dapat sinasamba. Tayo ay walang itinatanggi kundi ang pagsamba sa kanila bilang kaugnay ng Allah at ang itambal sila sa Kanya. Bagkus ang isinasatungkulin sa iyo ay ang mahalin sila, ang sundin sila, at ang kilalanin ang kanilang mga himala. Walang nagkakaila sa mga himala ng mga Wali (ng Allah) kundi ang mga tagapagtaguyod ng Bid'ah. Ang Relihiyon ng Allah ay panggitna sa pagitan ng dalawang dulo, patnubay sa pagitan ng dalawang pagkaligaw, at katotohanan sa pagitan ng dalawang kabulaanan.

**`Abdun Nabi**: Ang mga taong ibinaba sa kanila ang Qur'an ay hindi sumasaksi na walang Diyos maliban sa Allah, nagpapasinungaling sa Sugo ng Allah ﷺ, nagkakaila sa pagkabuhay muli, nagpapasinungaling sa Qur'an, at nagtuturing dito na isang panggagaway. Kami ay sumasaksi na walang Diyos maliban sa Allah at na si Muhammad ay Sugo ng Allah. Pinatutuhanan namin ang Qur'an. Naniniwala kami sa pagkabuhay muli. Nagdarasal kami at nag-aayuno kami. Kaya papaano ninyo kaming ituturing na tulad ng mga iyon?

**`Abdullah**: Subali't walang salungatan sa pagitan ng lahat ng mga pantas sa Islam, na ang tao kapag naniwala kay Muhammad ﷺ sa isang bagay at nagpasinungaling sa kanya sa isang bagay, siya ay naging isang Kafir na hindi na kabilang sa Islam. Gayon din kung naniwala siya sa isang bahagi ng Qur'an at ikinaila ang iba pang bahagi nito, gaya ng isang kumilala sa Tawheed at ikinaila ang Salah, o kumilala sa Tawheed at Salah nguni't ikinaila ang pagka-ubligado ng Zakah, o kumilala sa lahat ng ito nguni't ikinakaila sa pag-aayuno, o kumilala sa lahat ng ito nguni't ikinakaila ang pagka-ubligado ng Hajj. Kaya nang hindi sumunod ang ilang tao noong

panahon ng Propeta ﷺ sa pagsasagawa ng Hajj ay nagbaba ang Allah ng Talata (Ayah) patungkol sa kanila: ﴿**Tungkulin ng sangkatauhan para sa Allah ang magsagawa ng Hajj sa Tahanan sa sinumang may kakayahang makarating doon. Ang sinumang nagtakwil nito, tunay na ang Allah ay punung-puno ng pagpapala sa mga nilalalang.**﴾ [Qur'an 3:97]. Kung ikinaila niya ang pagkabuhay na muli, siya ay naging Kafir na ayon sa Al-Ijma' (nagkaisang pahayag ng mga pantas ng muslim). Kung bakit tuwirang ipinahayag ng Allah sa Kanyang Aklat na ang sinumang naniwala sa isang bahagi nito at itinanggi ang iba pang bahagi nito, siya ay Kafir sa totoo. Sapagka't ipinag-utos Niya na tanggapin ang Islam nang buo. Kaya ang sinumang tumanggap ng isang bahagi at nag-iwan sa isang bahagi ay naging Kafir na. At ikaw ba ay kumikilala na ang sinumang naniwala sa isang bahagi at nag-iwan sa isang bahagi nito ay naging Kafir?

**`Abdun Nabi**: Oo; kinikilala ko iyon. Ito ay maliwanag sa Marangal na Qur'an.

**`Abdullah**: Kaya kapag ikaw ay kumikilala na ang sinumang naniniwala sa Sugo ﷺ sa isang bagay at ikinaila ang pagka-ubligado ng Salah, o kumilala sa lahat ng bagay maliban sa pagkabuhay na muli, siya ay isang Kafir ayon sa napagkaisahan ng mga Madhhab (doktrina ng mga bantog na pantas ng Islam). Tunay na tuwirang sinabi ito ng Qur'an gaya nang naunang nabanggit. Kaya dapat mong malaman na ang Tawheed ay pinakadakilang tungkulin na inihatid ng Propeta ﷺ. Ito ay higit na dakila kaysa sa Salah, Zakah, at Hajj. Kaya papaano na kapag ikinaila ng tao ang isa sa mga bagay na ito? Magiging Kafir siya, kahit pa man isinagawa niya ang lahat ng inihatid ng Sugo ﷺ. At kapag ikinaila niya ang Tawheed na siyang pananampalataya ng lahat ng Sugo ay hindi siya magiging Káfir?! **Subhaanallaah** (kaluwalhatian sa Allah)! Sukdulang nakapagtataka ang kamangmangang ito! At saka pagmasdan mo ang mga Kasamahan ng Sugo ng Allah ﷺ noong nakipaglaban sila sa angkan ni Hanifah sa Al-Yamamah. Samantalang yumakap sa Islam ang mga ito sa harap ng Propeta ﷺ. Sila ay sumasaksi na walang Diyos maliban sa Allah at na si Muhammad ay Sugo ng Allah, nagdarasal, at nagsasagawa ng Adhan.

**`Abdun Nabi**: Subali't sila ay sumasaksi na si Musailamah ay isang propeta raw samantalang kami ay nagsasabi: 'Na wala nang propeta pagkatapos ni Muhammad (ﷺ)'.

**`Abdullah**: Subali't kayo ay nag-aangat sa ilan sa mga matutuwid na tao mula sa mga Propeta, o mga Anghel, o mga Sahabah (kasamahan ng Propeta Muhammad), o iba pa sa kanila, sa antas ng makapangyarihang manlulupig sa mga kalangitan at kalupaan. At kapag ang isang nag-angat sa isang tao sa antas ng Propeta ﷺ ay naging Kafir na, ipinahihintulot nang lapastanganan ang kanyang ari-arian at dugo, bagkus hindi makapagdudulot sa kanya ng pakinabang ang Shahadatain (pagsasaksi) at ang Salah, kaya ang sinumang nag-angat sa isang tao sa antas ng Allah ay mas masahol pa roon. Gayon din ang mga sinunog ni `Ali sa apoy, lahat sila ay nag-aangkin ng pagkaanib sa Islam. Sila ay mga kasamahan ni `Ali. Nagsaliksik sila ng kaalaman mula sa mga Sahabah. Subali't may pinaniwalaan sila kay `Ali na tulad ng inyong paniniwala kay `Abdul Qadir at iba pa sa kanya (na gaya ng paniniwalang sila ay may mga mala-diyos na kapangyarihan). Papaanong nagkaisa ang mga Sahabah sa pagpuksa sa kanila at pagkawalang-pananampalataya nila? Inaakala mo bang ang mga Sahabah ay nagpaparatang ng pagkawalang-pananampalataya ng mga Muslim? O inaakala mo na ang paniniwala tungkol sa

As-Sayyid (gaya ng pagtangkilik sa Wali) at mga tulad nito ay hindi nakapipinsala at ang paniniwala tungkol kay `Ali ay nakapagsasadlak sa pagka-Kafir?

**Sinasabi rin:** Kapag ang mga sinauna ay hindi itinuring na mga Kafir malibang dahil sa pinagsama nila ang Shirk, ang pagpapabula sa Sugo ﷺ at sa Qur'an, ang pagkakaila sa pagkabuhay na muli, at iba pa roon. Ano ang kahulugan ng kabanata na binanggit ng mga Pantas sa Islam sa bawa't Madhhab (doktrina): "Kabanata sa Kahatulan ng Tumiwalag", at ito ay ang Muslim na naging Kafir matapos ng pagkaanib niya sa Islam. Pagkatapos ay bumanggit sila ng maraming bagay. Ang bawa't uri sa mga ito ay nagpatitiwalag sa Islam sa nasasadlak dito. Hanggang sa sila ay bumanggit pa ng mga bagay na maliit para sa gumagawa niyon, gaya ng isang pananalita tungkol sa pagkagalit ng Allah na binibigkas ng dila na wala naman sa puso, o binibigkas bilang pagbibiro at paglalaro. Sila yaong pinatutukuyan ng Allah sa Kanyang sinasabi: **﴾Sabihin mo (O muhammad): Sa Allah, sa Kanyang mga Tanda, at sa Kanyang Sugo ba kayo ay nangungutya?" Huwag na kayong mangatuwiran pa; tunay na kayo ay nagtakwil na ng inyong pananampalataya matapos ang pagsampalataya ninyo.﴿** [Qur'an 9:65-66]. Ang mga yaon ang tuwirang ipinahayag ng Allah na sila ay naging Kafir matapos ang pagsampalataya nila rito, samantalang sila ay kasama ng Kanyang Sugo sa labanan sa Tabuk, nakapagsabi sila ng isang salitang nabanggit nila na iyon ay nasabi lamang nila bilang pagbibiro.

**Sinasabi rin:** Ang isinalaysay ng Allah tungkol sa mga anak ni Israel sa kabila ng pagkayakap nila sa Islam, sa kanilang kaalaman, at sa pagiging matuwid nila, sila ay nakapagsabi kay Moises: **﴾Gumawa ka rin para sa amin ng isang diyos.﴿** [Qur'an 7:138]. Gayon din ang sinabi ng ilang taong mula sa mga Kasamahan ng Propeta ﷺ: "Gumawa ka rin para sa amin ng Dhatu Anwat (isa itong punong-kahoy na isinasabit dito ng mga Mushrik ang kanilang mga sandata bilang pagpapabiyaya)." Kaya sumumpa ang Propeta ﷺ na ito'y katulad ng sinabi ng mga anak ni Israel: **﴾Gumawa ka rin para sa amin ng isang diyos gaya ng kanilang mga diyos.﴿** [Qur'an 7:138].

**`Abdun Nabi:** Subali't ang mga anak ni Israel at ang mga humiling sa Propeta (ﷺ) na gumawa para sa kanila ng Dhatu Anwat ay hindi naging mga Kafir dahil doon.

**`Abdullah**: Ang sagot diyan ay hindi naman nagawa iyon ng mga anak ni Israel at ng mga humiling sa Propeta (ﷺ). At kung sakaling ginawa nila iyon ay tunay na naging Kafir na sila. At tungkol naman sa kanila na pinagbawalan ng Propeta (ﷺ) kung hindi nila siya sinunod at itinuring nila ang Dhatu Anwat (tulad ng inaakala nila rito) matapos ang pagbawal dito, tunay na sila ay naging Kafir na.

**`Abdun Nabi**: Subali't mayroon pa akong isang suliranin. Ito ay ang kuwento tungkol kay Usamah ibnu Zaid nang pinatay niya ang isang nagsabi ng **Laa ilaaha illallaah** at ang hindi pagsang-ayon ng Propeta (ﷺ) sa kanya. At sinabi sa kanya: "Usamah! Siya ba'y pinatay mo matapos na sabihin niya ang **Laa ilaaha illallaah?**" [Al-Bukhari]. At gayon din sa sinabi niyang: "Inutusan ako na makipaglaban sa mga tao hanggang sa sabihin nila na walang Diyos maliban sa Allah." [Muslim]. Kaya paano kong pagtutugmain ang sinabi mo at ang dalawang Hadith na ito? Patnubayan mo ako at patnubayan ka nawa ng Allah.

**`Abdullah**: Alam natin na ang Propeta (ﷺ) ay nakipaglaban sa mga Hudyo at binihag niya sila samantalang sinasabi nila ang **Laa ilaaha illallaah,** at ang kanyang mga kasamahan ay nakipaglaban din sa Angkan ni Hanifah gayong sila ay




sumasaksi na walang Diyos maliban sa Allah at na si Muhammad ay Sugo ng Allah at sila ay nagdarasal, at gayon din ang mga sinunog ni `Ali (r.a.). At ikaw ay kumikilala na ang sinumang nagkaila sa pagkabuhay na muli ay naging Kafir at ipinahintulot ang pagpatay sa kanya (sa kamay ng kinauukulan) at kahit pa man sinabi niya ang **Laa ilaaha illallaah**, at na ang sinumang nagkaila sa anuman sa mga Saligan ng Islam ay naging Kafir at papatayin kahit pa man sinabi niya ito. Kaya papaanong hindi na nga niya mapakikinabangan itong [**Laa ilaaha illallaah**] kapag ikinaila niya ang anuman sa mga sangay nito at mapakikinabangan niya ito [**Laa ilaaha illallaah**] kapag ikinaila niya ang Tawheed na siyang Saligan ng relihiyon ng mga Sugo at taluktok nito?! Marahil ay hindi mo naunawaan ang kahulugan ng mga Hadíth na ito. Tungkol sa Hadith na kaugnay kay Usamah, tunay na siya ay pumatay ng lalaking nag-angkin ng pag-anib sa Islam dahil sa pag-aakala niyang ito ay nagsabi niyon dala lamang ng pagtakot para sa kanyang buhay at ari-arian. Ang lalaking nagpapakita ng pag-anib sa Islam ay kinakailangang pabayaan muna siya hanggang sa lumitaw nang malinaw mula sa kanya ang sumasalungat doon (sa pagyakap sa Islam). Ang Allah ay nagsabi: ﴾**O mga sumampalataya, kapag kayo ay naglakbay upang makipaglaban sa landas ng Allah ay dapat ninyong linawin (ang katotohanan).**﴿ [Qur'an 4:94]. (Ibig sabihin ay tiyakin muna ninyo). Ang Ayah ay nagpapahiwatig na kinakailangang pabayaan siya at tiyakin. Kaya kapag malinaw na napatunayan mula sa kanya pagkaraan nun ang sumasalungat sa Islam ay papatayin siya. Sapagka't ang sabi ng Allah: ﴾**Dapat ninyong linawin.**﴿, at kung hindi rin naman siya papatayin kahit pa sinabi niya ito, walang pakinabang ang pagtitiyak dito.

**Gayon din sa isa pang Hadith**, ang kahulugan nito ay ang nabanggit natin: Na ang sinumang nagpakita ng paniniwala sa Tawheed at Islam ay kailangang pabayaan siya maliban kung malinaw na napatunayan mula sa kanya ang nagpapawalang saysay doon. Ang patunay dito, tunay na ang Sugo ng Allah (ﷺ) ang siyang nagsabi: "Siya ba ay pinatay mo matapos na sabihin niyang Laa ilaaha illallaah (Walang ibang Diyos maliban sa Allah)?!" [Al-Bukhari]. Sinabi pa niya (ﷺ): "Inutusan akong makipaglaban sa sangkatauhan hanggang sa sabihin nila ang **Laa ilaaha illallaah**." [Muslim]. Siya rin ang nagsabi tungkol sa mga Al-Khawarij (isang pangkat ng mga muslim na lumalabag sa katuruan): "Kaya saan man ninyo sila makatagpo ay patayin ninyo sila." [Al-Bukhari]. Sa kabila na sila ang pinakamarami sa mga tao sa pagsamba at pagdakila sa Allah, anupa't ang mga Sahabah ay nanlalait sa mga sarili kapag nakikita nila ang pagsamba ng mga ito. Sila ay nagsalikisik ng kaalaman mula sa mga Sahabah nguni't hindi sila napangalagaan ng **Laa ilaaha illallaah**, ni ng dami ng kanilang pagsamba, ni ang pag-aangking kaanib sila ng Islam laban sa paglipol sa kanila nang lumitaw mula sa kanila ang paglabag sa Batas ng Islam.

**`Abdun Nabi**: Ano ang masasabi mo sa napagtibay na ulat ayon sa Propeta (ﷺ) na ang mga tao sa Araw ng Pagkabuhay muli ay magpapasaklolo kay Adam (Adan), pagkatapos ay kay Nuh (Noe), pagkatapos ay kay Ibrahim (Abraham), pagkatapos ay kay Musa (Moises), at pagkatapos ay kay `Isa (Hesus) nguni't ang mga ito ay hihingi ng paumanhin, hanggang sa magwakas kay Muhammad (ﷺ). Ito ay nagpapatunay na ang pagpapasaklolo sa iba pa sa Allah ay hindi isang Shirk.

**`Abdullah**: Ito ay isang kalituhan mula sa iyo sa katotohanan ng usapin. Ang pagpapasaklolo sa mga nilikha na buhay na nasa harapan tungkol sa anumang

makakayang gawin nito ay hindi natin tinututulan, gaya ng sinabi ng Allah: ﴿**At nagpasaklolo sa kanya ang isa sa kanyang mga kakampi laban sa isa sa kanyang kaaway.**﴾ [Qur'an 28:15]. At gaya ng pagpapasaklolo ng isang tao sa kanyang mga kasamahan sa labanan at sa iba pa kaugnay sa mga bagay na makakayang gawin. Kami ay tumututol sa pagpapasaklolo na pagsamba na ginagawa ninyo sa mga puntod ng mga Wali o sa sandaling wala silang kaugnay sa mga bagay na walang nakakayang gumawa maliban sa Allah. Ang mga tao ay magpapasaklolo sa mga Propeta sa Araw ng Pagkabuhay muli. Hihilingin nila mula sa mga ito na manawagan sa Allah na tuusin na ang mga tao upang makapagpahinga na ang mga maninirahan sa Paraiso sa mga pighati ng pinagtatayuan. Ito ay ipinahihintulot, sa Mundo at sa Kabilang-buhay, na pumunta ka sa isang matuwid na tao na uupo sa harap mo, maririnig niya ang pananalita mo, at magsasabi ka sa kanya: "Ipanalangin mo ako sa Salah" gaya ng mga Sahabah ng Propeta (ﷺ) na humihiling noon sa kanya noong nabubuhay pa siya. Subali't noong matapos na namatay siya ay hindi na nangyari at hindi na mangyayari kailanman. Sila ay hindi humiling niyon sa tabi ng puntod niya. Bagkus ay tinutulan ng Salaf ang sinumang nagsasadya sa puntod para manalangin sa Allah.

**`Abdun Nabi:** Ano ang masasabi mo sa kuwento tungkol kay Ibrahim (Abraham) noong itinapon siya sa apoy at hinarang siya ni Anghel Jibreel (Gabriel) sa himpapawid at sinabi nito: "May kailangan ka ba?" Ang sinabi naman ni Ibrahim: "Kung sa iyo ay wala." Kaya kung sakaling ang pagpapasaklolo kay Jibreel ay Shirk, hindi na sana niya inialok ito kay Ibrahim!.

**`Abdullah:** Ang maling akalang ito ay kauri ng unang maling akala. Ang kuwento ay hindi tama. Kung sakaling ipagpalagay natin na tama ito, si Anghel Jibreel ay nag-alok kay Ibrahim na magdulot ng pakinabang sa pamamagitan ng gawaing makakaya niya sapagka't gaya ng sinabi ng Allah sa kanya: ﴿**Tinuruan siya ng matindi sa kapangyarihan.**﴾ [Qur'an 53:5]. Kaya kung sakaling pinahintulutan siya ng Allah na kunin ang apoy na susunog kay Ibrahim at ang anumang nakapalibot dito na lupa at mga bundok at itatapon niya ang mga ito sa silangan o kanluran ay talagang hindi makapagpapahina sa kanya iyon. Ito ay gaya ng isang lalaking mayaman na nag-alok sa isang nangangailangan na pauutangin niya ito ng pera upang ipantugon sa pangangailangan nito nguni't tumanggi naman ito at nagtiis hanggang sa naghatid ang Allah rito ng panustos na walang maisusumbat doon ang isa man. Paano mong ihahambing ito sa pagpapasaklolo na pagsamba at Shirk na ginagawa mo ngayon? Dapat mong malaman kapatid na ang mga sinaunang tao na ipinadala sa kanila ang pinuno nating si Muhammad ﷺ ay higit na magaan ang nagagawa nilang Shirk kaysa sa mga tao sa panahon natin dahil sa tatlong kadahilanan:

**Una:** Ang mga sinaunang tao ay hindi nagtatambal sa Allah sa iba pa sa Kanya maliban sa panahon ng kaginhawahan. Sapagka't sa panahon ng kagipitan sila ay nagpapakawagas sa pananampalataya sa Allah batay sa patunay na sinabi ng Allah: ﴿**At kapag sila ay nakasakay sa sasakyang-dagat ay dumadalangin sila sa Allah nang buong katapatang pananampalataya sa Kanya; subali't nang naihatid na Niya sila nang ligtas sa kalupaan, pagmasdan sila ay nagtatambal sa Kanya.**﴾ [Qur'an 29:65]. At sa sinabi pa Niyang: ﴿**At kapag nilukob sila ng isang alon na gaya ng mga anino ay dumadalangin sila sa Allah nang buong katapatang pananampalataya para Kanya. Subali't nang mailigtas Niya sila**



**patungo sa kalupaan ay mayroon sa kanila na katamtaman lamang sa pagpapasalamat. At walang nagkakaila sa Aming mga Tanda maliban kundi ang bawa't palasira sa pangako na walang utang na loob!.》** [Qur'an 31:32]. Samakatwid ang mga Mushrik na tinuligsa ng Propeta (ﷺ) ay dumadalangin sa Allah at dumadalangin sa iba pa sa Kanya sa panahon ng kaginhawahan nguni't sa panahon ng kagipitan ay wala silang dinadalanginan kundi ang Allah lamang at kinakalimutan nila ang kanilang mga poon. Samantalang ang mga Mushrik sa panahon natin ay tunay na sila ay dumadalangin sa iba pa sa Allah sa panahon ng kaginhawahan at kagipitan. Kapag nagipit ang isa sa kanila ay magsasabi ito: O Sugo ng Allah, o Husain, at iba pa. Subali't nasaan ang nakauunawa nun?

**Pangalawa:** Ang mga sinauna ay dumadalangin sa mga taong malapit sa Allah bilang iniaagapay sa Kanya, na maaaring isang Propeta, o isang Wali, o isang Anghel, o ang pinakamaliit ay isang bato o isang punong-kahoy na likas na sumusunod sa Allah at hindi sumusuway sa Kanya. Samantalang ang mga tao sa panahon natin ay dumadalangin sa mga tao mula sa pinakasuwail na mga tao. Ang naniniwala sa matuwid na tao o sa isang hindi sumusuway gaya ng bato at punong-kahoy ay higit na magaan sa kasalanan kaysa sa isang naniniwala sa isang nasasaksihan ang kasuwailan nito at katiwalian nito.

**Pangatlo:** Ang kabuuan ng mga Mushrik sa panahon ng Propeta (ﷺ), ang Shirk nila ay sa Tawheed Al-Uloohiyyah at hindi sa Tawheed Ar-Ruboobiyyah, taliwas sa ginagawang Shirk ng mga tao sa makabagong panahon sapagka't ang Shirk sa mga ito ay nagaganap kadalasan sa Tawheed Ar-Ruboobiyyah kung papaanong ito ay nagaganap din sa Tawheed Al-Uloohíyyah. Itinuturing nila ang kalikasan halimbawa, na siyang tagapangasiwa sa santinakpan sa pagkakaloob ng buhay at pagdudulot ng kamatayan...

Marahil ay wawakasan ko na ang aking pananalita sa pagbanggit ng isang dakilang usapin na iyong mauunawaan mula sa naunang nabanggit. Walang pagkakasalungtan na ang Tawheed ay kailangang sa pamamagitan ng paniniwala ng puso, pagsasalita ng dila, at paggawa ng mga kadahilanan sa pamamagitan ng pagkilos ng mga bahagi ng katawan. Kaya kung mayroon mang isa rito na nawala, ang tao ay hindi magiging isang Muslim. Kung nalaman niya ang Tawheed at hindi niya isinagawa, siya ay isang Kafir na nagmamatigas gaya ni Fir`aun (Paraon) at ni Iblis (Satanas). At nagkakamali rito ang marami sa mga tao at sinasabi pa nilang: Ito ay totoo subali't hindi natin kayang gawin ito, hindi ipinahihintulot sa mga mamamayan ng aming bayan at aming mga kalahi. Kailangang makiayon sa kanila at maglangis sa kanila dahil pinangangambahan ang masamang magagawa nila. Hindi alam ng hamak na ang karamihan sa mga ulo ng kawalang pananampalataya ay nakaaalam sa katotohanan at hindi nila iniwan ito maliban lamang sa isa sa mga dahilan, gaya ng sinabi ng Allah: **《Ipinagpalit nila ang mga Ayat (Tanda) ng Allah sa isang kakaunting halaga at humadlang sila sa Kanyang landas. Tunay na napakasama ang anumang kanilang ginagawa noon.》** [Qur'an 9:9]. Ang sinumang nagtataguyod ng Tawheed sa panlabas na gawain nguni't hindi naman niya ito nauunawaan at hindi rin niya ito pinaniniwalaan sa kanyang puso, siya ay isang Munafiq. Siya ay masahol pa sa ganap na Kafir dahil sinabi ng Allah: **《Tunay na ang mga Munafiq (mapagkunwari) ay ilalagak sa pinakamababang palapag ng Apoy.》** [Qur'an 1:45]. Ang usaping ito ay lilinaw sa iyo nang maliwanag

kapag iyong pinagmuni-muni ang binibitawan ng mga dila ng mga tao. Makakakita ka ng nakaaalam sa katotohanan nguni't umaayaw sa paggawa niyon dahil sa pangangambang mabawasan ang makamundong tinatamasa niya gaya ni Qarun, o ng kanyang kabantugan gaya ni Haman, o ng kanyang paghahari gaya ni Fir`aun (Paraon). Makakakita ka rin ng gumagawa nito sa panlabas hindi sa panloob gaya ng mga Munafiq. Kaya kapag tinanong mo siya tungkol sa pinaniniwalaan niya sa kanyang puso ay nakagugulat na siya ay hindi nakaaalam.

**Subali't may kailangan kang maunawaan na dalawang Ayah (Talata) mula sa Aklat ng Allah:**

**Ang unang Ayah:** Ang nauna nang nabanggit, ito ay ang sinabi Niya: **﴾Huwag na kayong mangatuwiran pa; tunay ngang tumanggi na kayong sumampalataya matapos ang inyong pagsampalataya.﴿** [Qur'an 9:65-66]. Kapag nalaman mo na ang ilan sa mga lumusob sa Roma kasama ng Sugo ng Allah (ﷺ) ay naging mga Kafir dahil sa isang pananalitang sinabi nila sa paraang patuya at pabiro; magiging malinaw para sa iyo na ang nagsasalita ng patungkol sa kawalang pananampalataya o gumagawa nito sanhi ng pangamba sa kabawasan ng yaman o kabantugan o sa pakikipagmabutihan sa isa ay higit na masahol kaysa sa nagsasalita ng isang pananalita nang pabiro dahil ang nagbibiro sa kadalasan ay hindi naniniwala sa puso niya sa sinasabi ng kanyang dila dahil nagpapatawa lamang siya sa mga tao. Samantalang ang nagsasalita ng kawalang pananampalataya o gumagawa nito sanhi ng pangamba o pag-iimbot sa kung ano ang mayroon sa isang nilikha ay tunay na naniwala nga siya sa Demonyo sa pangako nito: **﴾Ang Demonyo ay nagbabanta sa inyo ng karalitaan at nag-uutos sa inyo na gumawa ng kahalayan.﴿** [Qur'an 2:268]. Nangamba sa banta nito: **﴾Tanging ang Demonyong ito ay ginagawang pantakot lamang sa inyo ang kanyang mga katangkilik.﴿** [Qur'an 3:175]. Hindi siya naniwala sa ang Mahabagin (Allah) sa Kanyang pangako: **﴾Samantalang ang Allah ay nangangako sa inyo ng isang kapatawaran mula sa Kanya at isang kabutihang-loob.﴿** [Qur'an 3:268]. At hindi siya nangamba sa banta ng Palasupil (Allah): **﴾Kaya huwag kayong matakot sa kanila bagkus sa Akin kayo matakot kung tunay nga na kayo ay mga mananampalataya.﴿** [Qur'an 3:175]. Karapat-dapat ba sa kanya na ganito ang kalagayan ang maging kabilang sa mga katangkilik ng Mahabagin (Allah) o maging kabilang sa mga katangkilik ng Demonyo?!

**Ang ikalawang Ayah:** Sinabi Niya (Allah): **﴾Ang sinumang nagtakwil sa Allah matapos ng kanyang pagsampalataya maliban sa kanya na pinilit habang ang kanyang puso ay napapanatag sa pananampalataya, subali't ang sinumang nagbukas ng dibdib sa kawalang pananampalataya ay mapapasakanila ang galit mula sa Allah at para sa kanila ay isang dakilang kaparusahan.﴿** [Qur'an 16:106]. Hindi pinagpaumanhin ng Allah ang mga ito maliban sa kanya na pinilit habang ang kanyang puso ay napapanatag sa pananampalataya. Tungkol sa iba sa kanya ay tunay na naging Kafir na, maging ginawa man niya ito sanhi ng pangamba, o pag-iimbot, o paglalangis sa isa, o pagmamahal sa kanyang bayan o kanyang mag-anak o kanyang angkan o kanyang yaman, o ginawa niya iyon sa paraang pabiro, o bukod pa roon, maliban sa pinilit. Sapagka't ang Ayah ay nagpapahiwatig na ang tao ay hindi mapipilit maliban sa salita at gawa samantalang ang paniniwala ng puso ay walang sinumang makapipilit dito. Sinabi pa ng Allah: **﴾Iyan ay dahil sa sila ay tunay na nagmahal sa makamundong buhay higit sa Kabilang-buhay at katotohanang ang Allah ay**

**hindi nagpapatnubay sa mga taong nagtakwil ng pananampalataya.》** [Qur'an 16:107]. Kaya tuwirang nilinaw nito na ang parusa ay hindi lamang naisasa-alang-alang sa paniniwala, kamangmangan, pagkamuhi sa relihiyon, o pagmamahal sa kawalang pananampalataya, ang dahilan din nito ay na siya ay may isang magandang kapalaran sa mundo nguni't mas ginusto niya ito higit kaysa sa Relihiyon.
Matapos ang lahat ng ito hindi ba nalalapit na sa iyo, patnubayan ka nawa ng Allah, na magbalik-loob ka sa iyong Panginoon, manumbalik sa Kanya, at iwan mo ang iyong kinalalagyan sapagka't ang bagay na ito gaya ng narinig mo ay seryoso at mapanganib, ang usapin ay matindi, at ang kalagayan ay mabigat?
**`Abdun Nabi**: Humihingi ako ng tawad sa Allah. Nagbabalik-loob ako sa Kanya. Sumasaksi ako na walang Diyos maliban sa Allah at na si Muhammad ay Sugo ng Allah. Tumanggi na akong sumampalataya sa lahat ng sinasamba ko noon bukod pa sa Allah. Hinihiling ko sa Allah na pagpaumanhinan ako sa anumang nagdaan na, na magpawalang-sala Siya sa akin, na pagkalooban Niya ako ng Kanyang kabaitan, Kanyang kapatawaran, at Kanyang habag, at na patatagin Niya ako sa Tawheed at tamang paniniwala hanggang sa makatagpo ko Siya. Hinihiling ko sa Kanya na gantimpalaan ka Niya, kapatid na `Abdullah, ng mabuti dahil sa payong ito yamang ang Relihiyon ay ang pagpapayo; dahil sa pagsuway mo sa dating kalagayan ko: ang pangalan kong `Abdun Nabi, ibinabalita ko sa iyo na papalitan ko ito ng pangalang `Abdur Rahman; dahil sa pagtutol sa nakasasamang kubli na dati kong pinaniwalaan: ang ligaw na paniniwalang kung sakaling nakatagpo ko ang Allah habang ako ay nanantili roon ay talagang hindi ako magtatagumpay magpakailanman.
Subali't nais kong humiling sa iyo ng isang mabuting hiling. Banggitin mo sa akin ang ilan sa mga nakasasama na dumalas ang pagkakamali rito ng mga tao.
**`Abdullah**: Walang ano man. Ibigay mo sa akin ang iyong pakikinig:
✷ Maging maingat ka na ang maging adhikain mo tungkol sa anumang pagkakasalungatan mula sa Qur'an o sa Sunnah (pahayag ng Propeta) ay ang pagsunod sa pinagkakasalungatan sa paghahangad ng kaguluhan at paghahangad ng pagbigay pakahulugan nun. Sa katotohanan, walang nakakaalam sa pakahulugan nun maliban sa Allah. Ang dapat na maging adhikain mo ay ang adhikain ng mga malalim at matatag ang kaalaman, na nagsasabi tungkol sa mga matalinghaga: **《Kami ay naniwala rito, ang lahat ay mula sa aming Panginoon.》** [Qur'an 3:7]. At tungkol sa pinagkakasalungatan ay ang sinabi ng Sugo (ﷺ): "Iwan mo ang anumang nagpapaalinlangan sa iyo patungo sa anumang hindi nagpapaalinlangan sa iyo." [Ahmad at At-Tirmidhi]. At ang sinabi pa ng Propeta: "Kaya ang sinumang nangilag sa mga nakalilito ay kanyang napangalagaan ang kanyang relihiyon at karangalan. At ang sinumang nasadlak sa mga nakalilito ay nasadlak sa ipinagbabawal." [Al-Bukhari at Muslim]. At ang sinabi pa ng Propeta (ﷺ): "Ang kasalanan ay ang anumang lumiligalig sa iyong dibdib at kinasuklaman mo na mapag-alaman ito ng mga tao." [Muslim]. At ang sinabi ng Propeta (ﷺ): "Sanguniin mo ang iyong puso at sangguniin mo ang iyong sarili – tatlong beses niyang sinabi – ang kabutihan ay ang anumang napanatag dito ang sarili at ang kasalanan ay ang anumang lumiligalig sa sarili at nagpapaatubili sa dibdib kahit pa man nagpayo ang mga tao sa iyo at nagpayo sila sa iyo." [Ahmad].
✷ Maging maingat ka na sundin ang sariling pithaya, sapagka't tunay na nagbigay ng babala ang Allah laban doon ayon sa Kanyang sinabi: **《Nakita mo ba siya na ginawa niyang diyos ang kanyang sariling pithaya?》** [Qur'an 25: 43].

✷ Maging maingat ka sa bulag na pagpanig sa mga kalalakihan, mga opinyon, at sa anumang nakagisnan ng mga magulang, sapagka't ito ay humahadlang sa pagitan ng tao at katotohanan. Sapagka't ang katotohanan ay pinakamimithi ng isang mananampalataya saan man niya matagpuan ito ay siya ang higit na karapat-dapat dito. Siya ay nagsabi: **﴾At kapag sinabi sa kanila: "Sundin ninyo ang anumang ibinaba ng Allah," Sasabihin nila: "Bagkus susundin namin ang anumang natagpuan namin sa aming mga ninuno." Kahit na ba ang kanilang mga ninuno ay hindi nakauunawa ng anuman at hindi napapatnubayan?!﴿** [Qur'an 2:170].

✷ Maging maingat ka sa pagtulad sa mga di-muslim sapagka't tunay na ito ay ulo ng bawa't di-magandang pagsubok. Siya (Muhammad ﷺ) ay nagsabi: "Ang sinumang nagtulad sa mga tao, siya ay kabilang sa kanila." [Abu Dawud].

✷ Maging maingat ka na ibaling ang iyong pag-asa sa iba pa sa Allah sapagka't sinabi Niya (Allah): **﴾At ang sinumang ipinagkatiwala ang pag-asa sa Allah, Siya ay sapat na para sa kanya.﴿** [Qur'an 65:3].

✷ Huwag kang sumunod sa alinmang nilikha kapalit ng pagsuway sa Allah. Siya (Muhammad ﷺ) ay nagsabi: "Walang pagsunod sa isang nilikha kapalit ng pagsuway sa Tagapaglikha." [At-Tirmidhi].

✷ Maging maingat ka sa masamang pag-iisip sa Allah. Sapagka't, Siya ay nagsabi sa Hadith Qudsi: **﴾Ako ay ayon sa palagay ng Aking lingkod tungkol sa Akin.﴿** [Al-Bukhari at Muslim].

✷ Maging maingat ka sa pagsusuot ng singsing o pendant o mga tulad nito bilang pangtaboy daw ng kamalasan bago dumapo ito o pag-aalis nito kapag dumapo na.

✷ Maging maingat ka sa pagkakabit ng mga agimat bilang pangontra sa usog sapagka't ito ay Shirk. Sinabi niya ﷺ: "Ang sinumang nagkabit ng isang bagay (bilang agimat), siya ay ipagkakatiwala roon." [At-Tirmidhi].

✷ Maging maingat ka sa pagpapabiyaya sa mga bato, mga punongkahoy, mga (bagay na bilang) alaala, at mga estruktura sapagka't ito ay Shirk.

✷ Maging maingat ka sa Tatayyur (pamahiin sa pamamagitan ng ibon) at masamang pangitain mula sa anuman, sapagka't ito ay Shirk. Sinabi niya (Muhammad ﷺ): "Ang Tatayyur ay Shirk, ang Tatayyur ay Shirk. Tatlong beses (na sinabi)." [Abu Daud].

✷ Maging maingat ka sa pagpapaniwala sa mga mangkukulam at mga astrologo na nag-aangking may kaalaman sa Al-Ghaib (bagay na lingid). Nagpapahayag sila ng mga horoscope sa mga diyaryo tungkol sa suwerte at kamalasan ng mga nagtataglay nito. Ang paniniwala sa kanila tungkol dito ay Shirk, sapagka't walang nakaaalam sa nakalingid na bagay maliban sa Allah.

✷ Maging maingat ka sa pag-uugnay ng pagbuhos ng ulan dahil sa mga bituin o mga panahon sapagka't ito ay Shirk. Tanging inuugnay lamang ito sa Allah.

✷ Maging maingat ka sa panunumpa sa iba pa sa Allah maging ano man ang sinusumpaang ito sapagka't ito ay Shirk. Nailahad sa Hadith: "Ang sinumang nanumpa sa iba pa sa Allah ay nakagawa ng pagtatakwil ng pananampalataya o nakagawa ng Shirk." [Ahmad]. Ito ay gaya ng pagsumpa sa Propeta, sa katapatan, sa karangalan, o sa pananagutan, o sa buhay.

✷ Maging maingat ka sa pang-aalipusta sa panahon, pang-aalipusta sa hangin, o araw, o lamig, o init sapagka't ito ay pag-aalipusta sa Allah na lumikha sa mga ito.




✷ Maging maingat ka sa pagsabi ng [Kung sana'y] kapag dinapuan ka ng isang kinasusuklamang pangyayari sapagka't ito ay nagbubukas sa gawain ng Demonyo at mayroon itong pagtutol sa katakdaan ng Allah. Bagkus ay sabihin: "Itinakda ng Allah at ang anumang ninais Niya ay Kanyang ginagawa."

✷ Maging maingat ka na gawin ang mga libingan bilang mga Masjid (Mosque) sapagka't hindi pinagdadasalan ang isang Masjid na sa loob nito ay may libingan. Ulat mula kay `Aishah (kalugdan nawa siya ng Allah) na nagsabi: "Tunay na ang Sugo ng Allah ay nagsabi habang siya ay nasa mga hapdi ng paghihingalo: Isinumpa ng Allah ang mga Hudyo at mga Kristiyano. Ginawa nila ang mga libingan ng kanilang mga propeta bilang mga Masjid. Siya ay nagbababala laban sa ginawa nila. Dagdag pa niyang sinabi: Kung hindi lamang iyon ay tunay na iniangat sana nila ang kanyang libingan." [Al-Bukhari]. At sinabi pa niya (Muhammad ﷺ): "Tunay na ang mga nauna noon sa inyo ay ginagawa ang mga libingan ng kanilang mga Propeta at ng mga taong matuwid sa kanila bilang mga Masjid. Kaya huwag ninyong gawin ang mga libingan bilang mga Masjid; tunay na aking ipinagbawal sa inyo ang tungkol dito." [Abu `Awanah].

✷ Maging maingat ka sa paniniwala sa mga Hadith na iniuugnay ng mga ubod ng kasinungalingan sa Sugo ng Allah ﷺ tungkol sa pag-iinganyo sa pagsusumamo sa pamamagitan ng kanyang pagkatao o ng mga matuwid na tao mula sa kanyang mga mamamayan. Ang mga ito ay gawa-gawang kasinungalingan laban sa kanya. At isa na rito ang salawikaing: "Magsumamo kayo sa pamamagitan ng aking kabantugan sapagka't tunay na ang aking kabantugan sa Allah ay dakila." Isa pa rito ang: "Kapag pinanghina kayo ng mga bagay ay umasa kayo sa mga taong nakalibing sa mga puntod." Isa pa rito ang: "Tunay na ang Allah ay nagtatalaga ng isang Anghel sa libingan ng bawa't Wali na tumutugon sa mga pangangailangan ng mga tao." At isa pa rito ang: "Kung sakaling pinaganda ng isa sa inyo ang kanyang palagay sa isang bato ay makapagdudulot ito ng pakinabang sa kanya." Ang bukod pa rito ay marami.

✷ Maging maingat ka sa pagdiwang sa mga tinatawag na okasyong pangrelihiyon tulad ng Kaarawan ng Propeta, ng Al-Isra' wal Mi`raaj, at bukod pa rito. Ang mga ito ay makabagong katuruan na walang patunay mula sa Sugo ng Allah ﷺ, ni mula sa kanyang mga kasamahan na nagmamahal sa Sugo nang higit kaysa sa atin at masisigasig sa paggawa ng mga kabutihan nang higit kaysa sa atin. Kung sakaling iyon ay mabuti ay tunay na naunahan na nila tayo rito.

## Ang Pagsasaksi: Na Walang Tunay na Diyos Maliban sa

Naiulat mula sa salaysay ng isang Sahabi (kasamahan ng Propeta ﷺ) na ang susi ng paraiso ay ang **Laa ilaaha illallaah** (walang tunay na Diyos maliban sa Allah). Subali't ang lahat ba ng nakakapagsabi nito ay karapat-dapat na pagbuksan ng sa Paraiso? Sinabi kay Wahab ibnu Munabbih (RA): "Hindi ba't ang **Laa ilaaha illallaah** ay susi ng Paraiso?" Siya ay nagsabi: "OO, Subali't walang susi na walang mga ngipin. Kaya kapag nadala mo ang isang susi na may mga ngipin ay pagbubuksan sa iyo at kung hindi ay hindi pagbubuksan sa iyo."

May nailahad ayon sa Propeta ﷺ na maraming Hadith na nililinaw ng mga ito sa kabuan ang mga ngipin ng susing ito gaya ng kanyang sinabi: **"Ang sinumang nagsabi ng: Laa ilaaha illallaah nang tapat...", "na nakatitiyak dito ang kanyang puso...", "na sinasabi ito nang makatotohanan mula sa kanyang puso**..." at iba pa. Na kung saan ay isina-alang-alang niya ang mga Hadith na ito at ang iba pa rito sa pagpasok sa Paraiso ayon sa pagka-alam sa kahulugan nito, sa pananatili rito hanggang sa mamatay, sa pagpapakumbaba sa ipinahihiwatig nito, at iba pa.

At mula sa kabuuan ng mga patunay ay nakahulo ang mga Pantas sa Islam ng mga kondisyong kailangang matupad kalakip ng paglaho ng mga nakahahadlang (sa katuparan) nang sa gayon ang Salitang **Laa ilaaha illallaah** ay maging susi para sa Paraiso at makinabang ang nagmamay-ari nito. Ang mga kondisyon na ito ay ang mga ngipin ng naturang susi. At ang mga ito ay ang:

❶ **Kaalaman.** Yamang ang bawa't salita ay may kahulugan, kaya dapat mong malaman ang kahulugan ng **Laa ilaaha illallaah** kaalamang nagkakaila ng kamangmangan. Samakatwid ito ay ikinakaila ang pagkadiyos ng iba pa sa Allah at pinatutunayan nito sa Kanya (Allah). Ang ibig sabihin: Walang karapat-dapat na sinasamba maliban sa Allah. **Sinabi Niya (Allah): ﴿Maliban sa sinumang sumaksi sa katotohanan at sila ay nakaaalam nito.﴾** [Qur'an 43:86]. At sinabi naman ng Sugo ﷺ: **"Ang sinumang namatay at nalalaman niyang walang tunay na Diyos maliban sa Allah ay makapapasok sa Paraiso."** [Muslim].

❷ **Katiyakan.** Ito ay ang pagkatiyak mo nang wagas sa pinatutukuyan nito sapagka't tunay na ito ay hindi tumatanggap ng pagdududa, ni ng pagpapalagay, ni ng pag-aatubili, ni ng pag-aalinlangan. Bagkus kinakailangang itaguyod mo ito nang nakabatay sa katiyakang matatag at matibay. Sapagka't sinabi ng Allah nang may paglalarawan sa mga mananampalataya: **﴿Tanging ang mga mananampalataya ay yaong mga naniwala sa Allah at sa Kanyang Sugo at pagkatapos ay hindi sila nag-alinlangan, at nakibaka sila sa pakikipaglaban sa pamamagitan ng kanilang mga kayamanan at mga sarili sa landas ng Allah. Ang mga iyon ay sila ang mga nagsasalita ng katotohanan.﴾** [Qur'an 49:15]. Kaya hindi sapat ang pagbigkas lamang nito. Bagkus ay kailangang matiyak ng puso sapagka't kung hindi ito nangyari, ito ang lubos na Nifaq (pagkukunwaring sumampalataya). Sinabi ng Sugo (ﷺ): **"Ako ay sumasaksi na walang tunay na Diyos maliban sa Allah at na ako ay Sugo ng Allah. Walang alipin na makikipagtagpo sa Allah na taglay ang dalawang (pagsaksing) ito samantalang hindi nagdududa sa dalawang ito, kundi siya papapasukin sa Paraiso."** [Muslim].



❸ **Ang Pagtanggap.** Kaya kapag nalaman mo at natiyak mo, nararapat na ang kaalamang tiyak na ito ay may epekto. Iyon ay ang pagtanggap sa anumang kahilingan ng Salitang ito sa puso at dila sapagka't ang sinumang tumanggi sa paanyaya ng Tawheed at hindi niya tinanggap ito, siya ay isang Kafir, pareho lang kung ang pagtangging iyon ay dahil sa pagmamalaki, o pagmamatigas, o inggit. Nagsabi ang Allah tungkol sa mga Kafir na tumanggi rito dala ng pagmamalaki: ﴾**Katotohanang sila noon, kapag sinabi sa kanila ang Laa ilaaha illallaah ay labis na nagmamalaki.**﴿ [Qur'an 37:35].

❹ **Ang Pagtalima.** Ang Tawheed ay nangangailangan ng lubos na pagtalima. Ito ang tunay na sukatan at ang praktikal na pamantayan sa pananampalataya. Napatutunayan ito sa pamamagitan ng pagsagawa sa mga isinabatas ng Allah at pagtalikod sa ipinagbawal Niya gaya ng Kanyang sinabi: ﴾**Ang sinumang isinuko ang kanyang sarili sa Allah habang siya ay masigasig gumawa ng kabutihan ay tunay na kanyang napanghawakan ang matatag at napakatibay na hawakan. At sa Allah ang kahihinatnan ng mga bagay.**﴿ [Qur'an 31:22]. Ito ang kalubusan ng pagtalima.

❺ **Ang Katapatan.** Sa pagsabi nito (**Laa ilaaha illallaah**) ay dapat may katapatang sumasalungat sa kasinungalingan sapagka't tunay na ang sinumang nagsabi nito sa pamamagitan ng kanyang dila lamang samantalang ang puso niya ay nagpapasinungaling dito, siya ay isang Munafiq. Ang patunay ay ang Kanyang sinabi sa pagpula sa mga Munafiq: ﴾**Sinasabi nila sa pamamagitan ng kanilang mga dila ang wala sa kanilang mga puso.**﴿ [Qur'an 48:11].

❻ **Ang Pagmamahal.** Mamahalin ng mananampalataya ang Salitang ito at mamahalin niya ang paggawa sa mga kahilingan nito. Mamahalin niya ang mga alagad nito na nagsasagawa ng ayon dito. Ang tanda ng pagmamahal ng tao sa kanyang Panginoon ay ang pagpapauna sa pagmamahal sa Allah kahit pa man sumasalungat ito sa kanyang pithaya, ang pagtangkilik sa sinumang tinangkilik ng Allah at ng Kanyang Sugo, ang pagkalaban sa sinumang kinalaban Niya, ang pagsunod sa Kanyang Sugo ﷺ, ang pagsunod sa bakas nito, at ang pagtanggap sa patnubay nito.

❼ **Ang Kawagasan.** Ito ay sa pamamagitan ng wala siyang ninanais sa pagsabi nito maliban lamang sa ikasisiya ng mukha ng Allah, Kataas-taasan Siya. Siya ay nagsabi: ﴾**At walang ipinag-utos sa kanila malibang upang sambahin nila ang Allah nang buong pananampalataya sa Kanya nang walang paglihis.**﴿ [Qur'an 98:5]. Sinabi naman niya (Muhammad ﷺ): **"At tunay na ipinagkakait ng Allah sa Impiyerno ang sinumang nagsabi ng Laa ilaaha illallaah na hinahangad sa pamamagitan niyon ang Mukha ng Allah."** [Al-Bukhari].

**At yamang ang mga kondisyon na ito ay magkakasama-sama, kinakailangang itaguyod ang Salitang ito at magpanatili rito hanggang sa mamatay.**

## Ang Pagsasaksi: Na si Muhammad (ﷺ) ay Sugo ng Allah

Ang patay sa libingan ay idadaan sa pagsubok at tatanungin ng tatlong katanungan. Kung nasagot niya ang mga ito ay maliligtas siya. Kung hindi niya nasagot ang mga ito ay mapapahamak siya. Kabilang sa mga tanong na ito: **Sino ang iyong Propeta?** Walang makasasagot dito maliban sa sinumang ginabayan siya ng Allah sa buhay niya sa Mundo upang maisakatuparan ang mga kondisyon nito, pinatatag siya, at kinasihan siya sa libingan nito kaya naman napakinabangan niya iyon sa Kabilang-buhay niya sa Araw na hindi mapakikinabangan ang yaman at ang mga anak. Ang mga kondisyon na ito ay ang sumusunod:

❶ **Ang pagsunod kay Propeta Muhammad (ﷺ) sa anumang ipinag-utos niya**: Na kung saan ay ipinag-utos sa atin ng Allah ang pagsunod sa kanya. Sinabi Niya, Kataas-taasan Siya at Kapita-pitagan: **﴾Ang sinumang sumunod sa Sugo ay tunay na sumunod sa Allah.﴿** [Qur'an 4:80]. At sinabi pa Niya: **﴾Sabihin mo: Kung tunay ngang kayo ay nagmamahal sa Allah ay sundin ninyo ako; mamahalin kayo ng Allah.﴿** [Qur'an 3:31]. Ang kalubusan ng pagpasok sa Paraiso ay nakasalalay sa kalubusan ng pagsunod sa kanya sapagka't tunay na sinabi siya (Muhammad ﷺ): **"Lahat ng mamamayan ko ay papasok sa Paraiso maliban sa umayaw. Sinabi nila: "O Sugo ng Allah, at sino naman ang aayaw?" Sinabi niya: Ang sinumang sumunod sa akin ay papasok sa Paraiso at ang sinumang sumuway sa akin ay umayaw nga."** [Al-Bukhari]. Ang sinumang nagmamahal sa Propeta (ﷺ) ay kailangang sumunod sa kanya dahil ang pagsunod ay bunga ng pagmamahal. Ito ang patunay na kaugnay sa gawa para sa pagmamahal.

❷ **Ang paniniwala sa kanya sa anumang ipinabatid niya:** Kaya ang sinumang nagpasinungaling sa anumang napagtibay na ayon sa Propeta (ﷺ) dahil sa tawag ng laman o dahil sa pithaya ay nagpasinungaling nga siya sa Allah at sa Kanyang Sugo dahil ang Propeta (ﷺ) ay napangalagaan laban sa pagkakamali at pagsisinungaling. **﴾Sapagka't hindi siya nagsasalita na ayon sa pithaya.﴿** [Qur'an 53:3].

❸ **Ang pag-iwas sa anumang ipinagbawal niya:** Magsisimula sa pinakasukdulan sa mga pagkakasala, at ito ay ang Shirk (pagtatambal), sumunod ang mga malaking kasalanan at ang mga kasalanang nakapapahamak, at magwawakas sa mga maliit na kasalanan at mga gawaing kasuklam-suklam. At ayon sa sukat ng pagmamahal ng isang Muslim sa kanyang Propeta (ﷺ) ay nadadagdagan ang kanyang pananampalataya. Kapag nadagdagan ang pananampalataya nito ay gagawin ng Allah na maging kaaya-aya para sa kanya ang mga matuwid na gawain at gagawin Niya na maging kasuklam-suklam para sa kanya ang kawalang pananampalataya, ang kasuwailan, at ang pagsuway.

❹ **Ang hindi pagsamba sa Allah maliban ayon sa isinabatas Niya sa pamamagitan ng pagpapahayag ng Kanyang Propeta (ﷺ):** Ang pangunahing panuntunan sa pagsamba ay pag-iwas. Kaya hindi ipinahihintulot na sambahin ang Allah malibang ayon sa naipahayag mula sa Sugo (ﷺ). Sinabi niya ( Muhammad ﷺ): **"Ang sinumang gumawa ng isang gawain na hindi batay sa aming kautusan, ito ay tatanggihan."** [Muslim]. Ibig sabihin ay ibabalik sa kanya.

▶**Aral**: Kailangan mong malaman na ang pagmamahal sa Propeta (ﷺ) at sa anumang naiparating niya ay isinasatungkulin. Kaya ang sinumang napoot sa isang bagay mula sa mga naiparating ng Sugo ﷺ at kahit pa ginawa niya ang kaugnay dito ay Kuf'r Kawalan ng pananampalataya), at hindi makasasapat ang pagmamahal lamang. Bagkus, kailangang siya (ang Propeta ﷺ) ay higit na pinakamamahal mo kaysa sa lahat ng bagay pati na ang iyong sarili. Sapagka't ang sinumang nagmahal sa anuman ay mamagalingin niya ito at mamagalingin niya ang pagsang-ayon dito. Kaya ang tapat na pagmamahal sa Propeta (ﷺ) ay ang sinumang lumilitaw sa kanya ang tanda niyon sa pamamagitan ng pagtulad sa kanya at pagsunod sa Sunnah niya sa salita at sa gawa, ng pagtalima sa mga utos niya, ng pag-iwas sa mga ipinagbabawal niya, ng pag-aasal ng ayon sa mga kaasalan niya sa kagipitan at kaginhawahan, at sa sandali ng galak at lumbay. Tunay na ang pagtalima at ang pagsunod ay bunga ng pagmamahal at sa pagkawala nito ay hindi magiging tapat ang pagmamahal.

Ang pagmamahal sa Propeta ay may maraming palatandaan. Ang ilan sa mga ito ay ang sumusunod: **Ang kadalasan ng pagbanggit sa kanya at pagdalangin para sa kanya** sapagka't ang sinumang nagmahal sa anuman ay dinadalasan nito ang pagbanggit doon. Kabilang din dito: **Ang pananabik sa pakikipagtagpo sa kanya** sapagka't ang bawa't nagmamahal ay nananabik sa pakikipagtagpo sa minamahal nito. Kabilang din dito: **Ang pagdakila sa kanya at ang pagpipitagan sa kanya** kapag nabanggit siya. Sinabi ni Ishaq (r.a.): “Ang mga Kasamahan ng Propeta (ﷺ) noong wala na siya, Hindi nila siya naaalala malibang sila ay nakaramdam ng pagpapakumbaba, nangilabot ang kanilang mga balat, at napaiyak sila.” Kabilang din dito: **Ang pagkasuklam sa sinumang kinasuklaman niya**, ang pakipaglaban sa sinumang kinalaban niya, at ang pag-iwas sa sinumang sumalungat sa kanyang Sunnah at gumawa ng Bid`ah sa kanyang Relihiyon mula sa mga tagapagtaguyod ng Bid`ah at mga Munafiq. Kabilang din dito: **Ang pagmahal sa sinumang minahal ng Propeta (ﷺ)** sa kanyang mag-anak, mga asawa, at mga Kasamahan mula sa mga Muhajireen at Ansar, at ang pagkipaglaban sa sinumang kinalaban nila, at ang pagkamuhi sa sinumang namuhi sa kanila at nag-alipusta sa kanila. Kabilang din dito: **Ang paggaya sa kanyang mga marangal na kaasalan** yamang siya ang pinakamarangal sa mga tao sa kaasalan anupa't sinabi ni `Áishah (RA): **"Ang kaasalan ng Sugo ng Allah (ﷺ) ay ang Qur’an."** Ibig sabihin ay inubliga niya ang kanyang sarili na huwag gumawa maliban sa anumang ipinag-utos sa kanya ng Qur’an.

**Tungkol naman sa mga katangian ng Propeta (ﷺ),** siya ay ang pinakamatapang sa mga tao at lalong nagiging napakatapang niya sa sandali ng katindihan ng mga digmaan. Siya ang pinakamapagbigay sa mga tao at ang pinakabukas-palad sa kanila at lalong nagiging napakabukas-palad sa Ramadan. Siya ang pinakamapagpayong nilikha sa mga nilikha. Siya ang pinakamatimpiin sa mga tao; hindi siya naghiganti para sa kanyang sarili lamang. Siya ang pinakamatindi sa mga tao sa pagtalima sa utos ng Allah. Siya ang pinakamatindi sa mga tao sa pagpapakumbaba sa sandali ng kahinahunan, ang pinakamatindi sa kabinihan kaysa sa birhen sa loob ng personal na silid nito, ang pinakamabuti sa mga tao sa kanyang pamilya, ang pinakamaawain na nilikha sa mga nilikha. Ang iba pang katangian niya ay marami.

# Ang Taharah

Ang Salah ay ikalawa sa mga sandigan ng Islam at hindi ito matatanggap kundi sa pamamagitan ng Taharah (ganap na paglilinis). Ang Taharah ay hindi maisasakatuparan kundi sa pamamagitan ng tubig at alabok.

**Ang mga uri ng tubig: 1. Tahir (dalisay).** Ang dalisay sa sarili mismo, ang nakapagdadalisay sa iba. Ito ay nakakapawi ng Hadath (espirituwal na marumi) at nakapag-aalis ng Najis (pisikal na marumi). **2. Najis (pisikal na marumi).** Ito ay ang nasaling ng anumang marumi kung ito ay kaunti, o nagbago ang lasa nito o ang kulay nito o ang amoy nito dahil sa marumi kung ito ay marami.

**Paalaala:** Ang maraming tubig ay hindi naituturing na marumi maliban kung nabago ng marumi ang isa sa mga katangian nito: ang kulay nito, o ang lasa nito, o ang amoy nito. Samantalang ang kaunting tubig ay naituturing na marumi na kapag nasalang ng anumang marumi. Itinuturing na marami ang tubig kapag humigit ito sa dalawang Qullah o di humigit kumulang ng 210 litro.

**Ang Sisidlan (lalagyang tubig):** Ang lahat ng sisidlan na malinis ay ipinahihintulot na taglayin at gamitin maliban sa mga sisidlang ginto at pilak. Matatanggap ang paglilinis sa pamamagitan ng mga ito kaya nga lamang ay may kalakip na pagkakasala. Ipinahihintulot gamitin ang mga sisidlan at mga kasuutan ng mga di-muslim maliban kapag nalaman natin ang pagiging marumi ng mga ito.

**Ang balat ng Maitah (patay na hayop na hindi nakatay):** Ito ay ganap na marumi. Ang patay na hayop ay alin sa dalawang uri na babanggitin: **1).** hinding hindi nakakain ang karne nito; **2).** nakakain ang karne nito nguni't hindi nakatay. Ang nakakain ang karne nito nguni't hindi nakatay, kapag kinulti ang balat nito, ay ipinahihintulot gamitin sa mga bagay na tuyo, hindi sa mga bagay na likido.

**Ang Istinjaa' (ang paghuhugas sa pamamagitan ng tubig):** Ang pag-aalis ng anumang lumabas mula sa ari o puwit. Kapag ito ay sa pamamagitan ng tubig, tinatawag itong Istinjaa'. At kapag sa pamamagitan ng bato o papel at mga tulad nito, tinatawag itong Istijmaar. Isinasakondisyon sa paggsasagawa ng Istijmar lamang ay ang paggamit ng bagay na malinis, ipinahihintulot, nakapaglilinis, at hindi kinakain. Ito ay isinasagawa sa pamamagitan ng tatlong bato o higit pa. Ang Istinjaa' o ang Istijmaar ay isinasatungkulin para sa bawa't lumalabas. Ipinagbabawal sa sinumang nagpaparaos ng kanyang pangangailangan (pag-ihi o pagdumi) ang manatili sa kanyang kinalalagyan nang higit pa sa pangangailangan niya; ang pagdumi at ang pag-ihi sa pinanggagalingan ng tubig o sa daang dinadaanan o sa ilalim ng isang lilim na kapaki-pakinabang o sa ilalim ng punong-kahoy na may bunga; at ang pagharap sa Qiblah sa ilang na lugar. Kinasusuklaman para sa sinumang nagpaparaos ng kanyang pangangailangan ang pumasok sa palikuran na magdala ng anumang nagsasaad ng pagsambit sa Allah, ang pagsasalita habang nasa loob nito, ang pag-ihi sa butas at tulad nito, ang paghipo ng ari sa pamamagitan ng kanang kamay, ang pagharap sa Qiblah sa loob ng palikuran. Ipinahihintulot ang mga unang nabanggit kung kailangan. Kaaya-aya para sa sinumang nagpaparaos ng kanyang pangangailangan ang gansal na bilang ng paghuhugas o pagpupunas at pagsamahin ang tubig at ang bato.

**Ang Siwak:** Sunnah na gumamit ng Siwak sa pamamagitan ng isang malambot na patpat gaya ng Arak at nagiging tiyak ang pagiging Sunnah nito sa sandali ng Salah, pagbasa ng Qur'an, pagsasagawa ng Wudu' bago magmumog, pagkagising, pagpasok sa Masjid at bahay, pagbabago ng amoy ng bibig, at tulad ng mga ito.

Sunnah ang magsimula sa bahaging kanan sa paggamit ng Siwak at paglilinis, at ang paggamit ng kaliwa sa pag-aalis ng mga di-kaaya-aya.

**Ang Wudu':** Ang mga sandigan nito: **1).** Ang paghuhugas ng mukha kabilang na dito ang pagmumog at pagsinghot ng tubig, **2).** Ang paghuhugas ng mga kamay mula sa mga dulo ng mga daliri hanggang sa mga siko, **3).** Ang pagpupunas sa buong ulo kasama ang mga tainga, **4).** Ang paghuhugas sa mga paa kasama pati ang mga bukung-bukong, **5).** Ang pagkakasunud-sunod, **6).** Ang pagkatuluy-tuloy.

**Ang mga Wajib nito:** Ang pagsabi ng: ***Bismillaah*** bago ito, ang paghugas ng dalawang palad para sa bagong gising sa gabi nang tatlong beses bago ilulublob ang mga ito sa tubig.

**Ang mga Sunnah nito:** Ang paggamit ng Siwak, ang paghuhugas ng mga palad sa simula nito, ang pagpapauna sa pagmumumog at pagsinghot ng tubig bago maghugas ng mukha, ang paglulubus-lubos sa pagmumumog at pagsinghot ng tubig para sa hindi nag-aayuno, ang pagkuskos sa makapal na balbas, ang paghilod sa mga daliri, ang pagsisimula sa kanang bahagi ng katawan, ang paghuhugas sa bahagi ng katawan nang makalawa o makatatlo, ang pagsinghot ng tubig sa pamamagitan ng kanang kamay at ang pagsinga nito sa pamamagitan ng kaliwang kamay, ang pagkuskos sa mga bahaging hinuhugasan, ang paglubus-lubos sa pagsasagawa ng Wudu', at ang pagdalangin sa pamamagitan ng Du`a' ayon sa mga napatunayang naipahayag pagkatapos nito.

**Ang mga kinasusuklaman dito:** Ang pagsasagawa ng Wudu' sa pamamagitan ng tubig na malamig o mainit, ang kalabisan sa tatlong paghuhugas para sa iisang bahaging hinuhugasan, ang pagpagpag sa tubig na naiwan sa bahaging hinugasan, at ang paghuhugas ng loob ng mata. Tungkol naman sa pagpupunas sa bahaging hinugasan matapos ang Wudu', ito ay pinahihintulutan.

**Paalaala:** Ang pagmumumog ay kinakailangang galaw-galawin ang tubig sa loob ng bibig. Ang pagsinghot ay kinakailangang ipasok ang tubig sa loob ng ilong sa pamamagitan ng paghatak ng hininga hindi ng kamay lamang at ganoon din ang pagsinga; hindi magiging tama ang dalawang ito kundi sa pamamagitan ng ganitong paglalarawan.

**Ang pamamaraan ng pagsasagawa ng Wudu':** Ito ay ang paglalayon sa pamamagitan ng puso. Pagkatapos ay babanggitin ang Bismillaah at huhugasan ang mga kamay. Pagkatapos ay magmumumog at sisinghot ng tubig at isisinga. Pagkatapos ay huhugasan ang mukha [ang hangganan nito: mula sa karaniwang tinutubuan ng buhok hanggang sa baba, pababa; at mula sa isang tainga papunta sa isang tainga, pahalang]. Pagkatapos ay huhugasan ang mga kamay kasama ang mga braso at ang mga siko. Pagkatapos ay pupunasan ang buong ibabaw ng ulo mula sa hangganan ng mukha hanggang sa batok at sa balat sa ibabaw ng mga tainga. Ipapasok ang mga hintuturo sa mga butas ng mga tainga at papahiran ang mga

likod ng tainga sa pamamagitan ng mga hinlalaki. Pagkatapos ay huhugasan ang mga paa kasama ng mga bukung-bukong.

**Paalaala:** Ang balbas kapag ito ay manipis, kinakailangang hugasan ang balat sa ilalim nito. At kapag makapal naman ay huhugasan ang ibabaw nito.

**Ang pagpunas sa Khuff o medyas:** Ang Khuff ay kasuutan ng paa na yari sa balat o tulad nito. Kung ito ay yari sa wool o tulad nito, tinatawag naman ito na medyas. Ang pagpupunas sa ibabaw nito ay ipinahihintulot sa maliit na Hadath lamang (pagkasira ng Wudu' dahil sa pag-ihi, pag-utot atbp.).

**Ipinahihintulot ang pagpupunas alinsunod sa mga kondisyon: 1).** Na ang pagkasuot ng mga Khuff habang (ang nagsusuot nito ay) nasa ganap na kalinisan (Ibig sabihin ay matapos na mahugasan ang ikalawang paa), **2).** Na ang paglilinis ay sa pamamagitan ng tubig (Wudu'), **3).** Na natatakpan ng mga ito ang bahaging isinatungkuling hugasan, **4).** Na ipinahihintulot ang paggamit sa mga ito, **5).** Na ganap ang kalinisan ng mga ito.

**Ang Turban:** Ipinahihintulot ang pagpunas sa ibabaw nito alinsunod sa mga konsdisyon: **1).** Na ito ay para sa lalaki, **2).** Na natatakpan nito ang karaniwang bahagi ng ulo, **3).** Na ang pagpupunas ay para sa maliit na Hadath [para sa Wudu'], **4).** Na ang paglilinis ay sa pamamagitan ng tubig.

**Ang Belo:** Ipinahihintulot ang pagpunas sa ibabaw nito alinsunod sa mga kundisyon: **1).** Na ito ay para sa babae, **2).** Na ito ay paiikutin simula sa kababaan ng lalamunan, **3).** Na ang pagpupunas ay para sa maliit na Hadath [para sa Wudu'], **4).** Na ang paglilinis ay sa pamamagitan ng tubig. **5).** Na natatakpan nito ang karaniwang bahagi ng ulo.

**Ang tagal ng panahon ng pagpupunas:** Para sa nakadestino [hindi naglalakbay] ay isang araw at isang gabi. At para sa naglalakbay ay hindi humigit kumulang sa 85 kilometrong destansiya: Tatlong araw at tatlong gabi.

**Ang simula ng pagpupunas:** Mula sa unang Hadath matapos isuot ang mga ito [medyas] hanggang sa katulad na oras nito mismo kinabukasan para sa nakadestino (24 oras).

**Ang takdang bahagi na pupunasan sa mga Kuff [o medyas]:** Ang karamihang bahagi ng ibabaw nito mula sa ibabaw ng mga daliri ng paa hanggang sa hangganan ng lulod. Ang pagpupunas ay sa pamamagitan ng mga daliri ng mga kamay na magkakahiwalay.

**Kapakinabangan:** Ang sinumang nagpunas sa sandali ng paglalakbay at pagkatapos ay naging residente, o sa sandali ng pagiging residente at pagkatapos ay naglakbay, o nagduda kung kailan ang simula ng pagpupunas; siya ay magpupunas gaya ng isang residente.

**Ang balangkat:** Ito ay dalawang kahoy na ibinabalangkat sa [magkabilaang bahagi na] nabaling buto at tulad nito. Ipinahihintulot ang pagpupunas dito alinsunod sa mga kondisyon: **1).** Na ito ay kinakailangan, **2).** Na hindi lalampas sa bahaging kailangang lagyan, **3).** Na magkasunod ang pagpupunas dito at ang paghuhugas sa nalalabing mga bahagi na hinuhagasan sa Wudu'. Kapag lumampas ang balangkat sa bahaging kailangang lagyan ay kinakailangang alisin ang bahaging lumabis. At kung

pinangambahan naman ang pinsalang maidudulot dahil doon makasasapat na sa kanya ang pagpupunas dito.

**Kapakinabangan:** ✷ Ang mainam ay punasan ang medyas nang magkasabay nang hindi na inuuna ang kanan. ✷ Hindi isinasabatas ang pagpupunas sa ilalim o sa sakong ng medyas ✷ Kinasusuklaman na hugasan ang medyas bilang kapalit ng pagpupunas at ang paulit-ulit na pagpupunas ✷ Ang turban at ang belo ay kinakailangang punasan ang higit na maraming bahagi ng mga ito.

**Ang mga nakasisira sa Wudu': 1).** Ang lumalabas mula sa labasan ng ihi at dumi, na malinis gaya utot at punlay, o na marumi gaya ng ihi at madhy (malagkit na puting likido), **2).** Ang pagkawala ng ulirat dahil sa pagkatulog o hinimatay maliban sa dagliang pagkaidlip na nakaupo o nakatayo sapagka't hindi ito nakasisira, **3).** Ang paglabas ng ihi o dumi mula sa hindi likas na labasan ng mga ito, **4).** Ang paglabas ng isang bagay na marumi (bukod pa sa ihi at tae) mula sa katawan kapag labis-labis gaya ng maraming dugo, **5).** Ang pagkain ng laman ng kamelyo, **6).** Ang pagsaling ng kamay sa ari nang walang sapin, **7).** Ang pagsaling ng isang lalaki sa isang babae o ng isang babae sa isang lalaki nang may kalakip na pagnanasa at walang anumang sapin, **8).** Ang pagtiwalag sa relihiyong Islam. Ang sinumang nakatiyak na siya ay nasa kalinisan nguni't siya ay nagduda kung nasira ito o ang kabaliktaran nito, ang pagbabatayan niya ay kung ano ang natitiyak niya.

**Ang Ghusl (paligo):** Ang mga kahilingan nito: **1).** Ang paglabas ng punlay nang may kalakip na kasiyahan para sa isang gising o sa isang tulog nang may kalakip na kasiyahan o wala, **2).** Ang pagpasok ng ulo ng ari ng lalaki sa puwerta ng babae kahit pa walang lumabas na punlay, **3).** Ang pagyakap sa Islam ng isang di-muslim kahit pa man tumiwalag sa Islam, **4).** Ang paglabas ng dugo ng regla, **5).** Ang paglabas ng dugo ng Nifas (bagong panganak), **6).** Ang pagkamatay ng isang Muslim.

**Ang mga isinasatungkulin sa Ghusl:** Makasasapat na mabasa ng tubig ang buong katawan kalakip ng layuning maliligo, at ang loob ng bibig at ilong. Ang kalubusan ng paligo ay sa pamamagitan ng siyam na gawain: **1).** Maglalayon, **2.** Magbibigkas ng Bismillaah, **3).** Maghuhugas ng mga kamay bago sumaling ang mga ito ng tubig na nasa sisidlan, **4).** Huhugasan ang ari at anumang nadumihan nito, **5).** Magsasagawa ng Wudu', **6).** Magbubuhos sa ulo nang tatlong beses, **7).** Lulubusin ang pagbubuhos ng tubig sa katawan, **8).** Hihilurin ng mga kamay ang katawan, **9).** At magsisimula sa mga kanang bahagi ng katawan.

**Ipinagbabawal sa isang may maliit na Hadath: 1).** Ang pagsaling ng Qur'an, **2).** Ang pagsasagawa ng Salah, **3).** Ang pagsasagawa ng Tawaf. **Ipinagbabawal naman sa may malaking Hadath** karagdagan sa naunang nabanggit: **4).** Ang pagbabasa ng Qur'an, **5).** Ang pananatili sa Masjid nang walang Wudu'.

**Kinasusuklaman**: Ang pagtulog ng isang Junub (matapos makipagtalik) nang walang Wudu' at ang pagsasayang sa paggamit ng tubig sa Ghusl.

**Ang Tayammum:** Ang mga **kondisyon nito**: **1).** Ang kawalan ng tubig, **2).** Na isasagawa ito sa pamamagitan ng malinis na lupa, ipinahihintulot gamitin, may alabok, at hindi nasunog. Ang mga **sandigan nito**: Ang pagpupunas sa buong

mukha, pagkatapos ay ang pagpupunas sa mga kamay hanggang sa galanggalangan (wrist bone), at ang pagkakasunud-sunod, at ang pagkatuluy-tuloy.

**Ang mga nakasisira rito: 1).** Lahat ng nakasisira sa Wudu', **2).** Ang pagkakaroon ng tubig kung nagsagawa ng Tayammum dahil sa kawalan ng tubig, **3).** Ang paglaho ng dahilang nagpapahintulot sa pagsasagawa nito gaya ng isang nagsagawa ng Tayammum dahil sa karamadaman at gumaling na.

**Ang mga Sunnah dito: 1).** Ang pagkasunud-sunod at pagkatuluy-tuloy para sa Tayammum dahil sa malaking Hadath, **2).** Ang pag-aantala nito hanggang sa huling sandali, **3).** Ang pagsambit ng Dhikr para sa Wudu' pagkatapos nito.

**Ang mga kinasusukalaman dito**: Ang pag-ulit-ulit ng pagtapik sa lupa.

**Ang pamamaraan nito:** Na maglalayon, pagkatapos ay magsasabi ng Bismillaah, tatapikin ang lupa ng mga kamay nang iisang beses, pagkatapos ay ipapahid sa mukha muna sa pamamagitan ng paghaplos ng mga palad sa mukha at balbas, pagkatapos ay papahiran ang mga palad, papahiran ang ibabaw ng kanang kamay ng palad ng kaliwang kamay, papahiran ang ibabaw ng kaliwang kamay ng palad ng kanang kamay.

**Ang pag-aalis ng Najasah (marumi).**

**Ang Najis ay dalawang uri: 1).** Ang nakikita ng mata: At ito ay ang anumang hindi maaaring lilinisin gaya ng baboy na kahit anupamang gagawing paghuhugas dito ay hindi na ito malilinis. **2).** Batay sa pagkakatakda ng hatol kaugnay dito: At ito ay ang pagdatal ng dumi sa bahagi ng isang bagay na malinis ang kabuuan nito gaya ng damit at lupa. At ito ay ang mga sumusunod:

**Mga hayop: 1). Karumihan nito:** Ang aso, ang baboy, at anumang hindi ipinahihintulot kainin na mga ibon at mga hayop na higit na malaki kaysa sa pusa. Ang hatol nito: Ang kabuuan nito, ang lahat ng bahagi nito at ang mga inilalabas nito ay marumi gaya ng ihi nito, ang dumi nito, ang laway nito, ang pawis nito, ang punlay nito, ang gatas nito, ang sipon nito, at ang suka nito.

**2). Kalinisan nito.** Ito ay tatlong uri: **a). Ang tao.** Ang hatol nito: Ang lahat ng mga inilalabas nito ay malinis gaya ng punlay nito, ang pawis nito, ang laway nito, ang gatas nito, ang sipon nito, ang plema nito, at ang pamamasa ng ari ng babae nito maliban sa ihi, dumi, Madhy (likidong malinaw na kadalasan ay lumalabas sanhi ng pagnanasang sekswal), Wady (malapot na puting likido na lumalabas matapos umihi), at dugo, ang mga ito ay marurumi. **b). Ang anumang nakakain ang laman nito.** Ang hatol nito: lahat ng mga inilalabas nito ay malinis gaya ng ihi nito, ang dumi nito, ang punlay nito, ang gatas nito, ang pawis nito, ang laway nito, ang suka nito, ang Madhy nito ay malinis. **c). Ang hayop na mahirap iwasan gaya ng asno,** pusa at anumang kaiba ang anyo nito gaya ng daga, at tulad nito. Ang hatol nito: ang laway nito at ang pawis nito lamang ang malinis.

**Ang Maytah (hayop na namatay na hindi kinatay):** Lahat ng ito ay marumi maliban sa patay na tao, isda, balang, at anumang walang likidong dugo gaya ng alakdan, langaw at lamok, sapagka't malilinis ang mga ito.

**Ang mga bagay na walang buhay:** Ang lupa, mga bato at mga tulad nito. Ang hatol nito: Malinis (Hindi kasama rito ang lahat na walang buhay na naunang nabanggit.)




**Kapakinabangan:**

✷ Ang dugo, ang naknak, at ang nana ay Najis (marumi). Subali't ipinagpapaumanhin ito sa Salah at sa iba pa ang kaunting bahid nito kapag ito ay nanggaling sa hayop na malinis.

✷**Ang dugo ay malinis sa dalawang uri: 1).** Ang isda, **2).** Anumang dugo na natira sa karne at sa mga ugat nito mula sa hayop na kinatay.

✷ Ang anumang naputol na bahagi ng katawan mula sa isang buhay na hayop na ipinahihintulot kainin at ang bilig (fetus), lahat ito ay marumi.

✷ Ang pag-aalis ng dumi ay hindi nangangailangan ng layunin kaya kung naglaho ito dahil sa ulan halimbawa, ito ay nagiging malinis.

✷ Ang pagkasaling ng marumi sa pamamagitan ng kamay o ang paglalakad sa ibabaw nito ay hindi nakasisira sa Wudu' ang kinakailangan lamang ay alisin ito at alisin ang anumang bumahid sa katawan at mga damit.

✷ **Ang Najasah (marumi) ay nagiging malinis** alinsunod sa mga kondisyon: **1).** Na huhugasan ng tubig na Tuhur (nakalilinis), **2).** Na pipigain ang bagay na hinuhugasan sa labas ng tubig kung ang tulad nito ay napipiga, **3).** Na maglalaho ang marumi sa pamamagitan ng pagkuskos at ng tulad nito kapag hindi nakasasapat ang paghuhugas, **4).** Na huhugasan ito ng pitong beses at ang ikawalo ay may kasamang lupa o sabon kung ang dumi ay galing sa aso.

**Babala:** ✷ Ang Najasah (dumi) sa lupa kung likido gaya ng ihi ay makasasapat na buhusan ng tubig hanggang sa maglaho ang dumi, ang kulay nito, at ang amoy nito. Kung ito naman ay solido gaya ng tae, kailangang alisin ang solidong dumi at alisin ang bakas nito. ✷ Kapag imposibleng maalis ang dumi kung hindi sa pamamagitan ng tubig, kailangang hugasan ito sa tubig. ✷ Kung nakakubli sa kinalalagyan ang dumi, huhugasan ang kinalalagyan hanggang sa matiyak na nahugasan. ✷ Ang sinumang nagsagawa ng Wudu' para sa pagsasagawa ng Salah na kusang-loob ay ipinahihintulot na magsagawa sa pamamagitan ng Wudu' na ito ng Salah na ubligado. ✷ Wala nang gagawing Istinjaa' (paglilinis sa pamamagitang ng tubig) ang nakatulog o umutot dahil ang utot ay hindi marumi; ang kailangan na lamang niyang gawin ay Wudu' kapag ninais niyang magsagawa ng Salah at ng tulad nito.

# Ang Mga Alituntunin Kaugnay sa Babae

## Una: Ang Hayd (regla) at ang Istihadah [1]

| Ang Usapin | Ang Alituntunin (Hatol) |
|---|---|
| **Ang pinakamababa at ang pinakamataas na edad na nagreregla ang babae.** | Ang pinakamababa na edad nito ay siyam na taon. Kaya kung may lumabas na dugo sa ari niya bago magsiyam na taon, ito ay Istihadah at walang hangganan sa pinakamataas na edad nito. |
| **Ang pinakakaunting araw na nagpapatuloy ang regla.** | Isang araw at isang gabi (24 oras). Kaya kung kaunti pa roon, ito ay Istihadah. |
| **Ang pinakamaraming araw na nagpapatuloy ang regla.** | Labinglimang araw. Kaya kapag humigit ang paglalabas ng dugo sa bilang na ito, ito ay Istihadah. |
| **Ang kalinisan sa pagitan ng dalawang regla.** | Labingtatlong araw. Kaya kung lumitaw ang dugo bago nalubos ang labingtatlong araw, ito ay Istihadah. |
| **Ang kadalasang haba ng regla sa mga kababaihan.** | Anim o pitong araw. |
| **Ang kadalasang haba ng hindi pagreregla ng mga kababaihan.** | Dalawampu't tatlo o dalawampu't apat na araw. |
| **Ang pagdurugo ba sa panahon ng pagbubuntis ay regla?** | Ang anumang lumalabas sa babaeng buntis na dugo o likidong matingkad na kayumangi o likidong manilaw-nilaw, ito ay Istihadah. |
| **Kailan malalaman ng nireregla na siya ay malinis sa regla niya?** | **Ang mga babae ay dalawang uri: 1).** Sa pamamagitan ng puting likido [2] kung nakikita niya ito; **2).** Sa pamamagitan ng panunuyo ng ari: walang dugo, walang likidong matingkad na kayumanggi at walang likidong manilaw-nilaw. Kung siya ay kabilang sa hindi nakakikita ng puting likido. |
| **Ang lumalabas sa ari ng babae na mga likido sa panahon na walang regla.** | Kung ito ay likidong malinaw o kulay puti na malagkit, ito ay malinis. Kung ito ay dugo o likidong matingkad na kayumanggi o likidong manilaw-nilaw, ito ay marumi. Ang lahat ng ito ay nakasisira ng Wudu'. Kung nagpatuloy ito sa paglabas, ito ay Istihadah. |

1 Ang Hayd (regla) ay dugong likas na lumalabas sa malusog na babae at hindi dahil sa panganganak. At ang Istihadah ay ang paglabas ng dugo sa ari ng babae nang wala sa panahon ng regla dahilan sa karamdaman o kasiraan. Ang pagkakaiba sa pagitan ng Hayd at Istihadah ay: 1). ang dugo ng Hayd ay kulay pulang halos nangitim-ngitim samantalang ang dugo ng Istihadah ay matingkad na pula na para bagang ito ay dugo ng balinguyngoy (nosebleed); 2). ang dugo ng Hayd ay malapot na maaaring nasasamahan ng mga namumuong dugo samantalang ang dugo ng Istihadah naman ay malabnaw na dumadaloy na para bagang ito ay sugat na may tumutulong dugo; 3). ang dugo ng Hayd ay may masangsang na amoy kadalasan samantalang ang dugo ng Istihadah ay may amoy na gaya ng amoy ng karaniwang dugo.

Ipinagbabawal sa panahon ng pagreregla ang ilang bagay, ang ilan sa mga ito: ang pakikipagtalik, ang pagdidiborsiyo, ang Salah, ang pag-aayuno, ang Tawaf, ang pagbabasa ng Qur'an, ang pagsaling ng Qur'an, at ang pananatili sa loob ng Masjid.

2 **Puting likido:** ito ay lumalabas sa ari sa panahon na walang regla. Ito ay malinis nguni't nakasisira sa Wudú'.

| | |
|---|---|
| **Ang likidong matingkad na kayumanggi at ang likidong manilaw-nilaw mula sa ari.** | Kung ito ay karugtong ng regla, bago o matapos ang regla, ito ay ituturing na regla. Kung ito hindi karugtong, ito ay Istihadah. |
| **Sa kanya na may regular na mga araw ng regla sa bawa't buwan nguni't tumigil ang regla bago nalubos ang kabuuan nito.** | Isinasabatas para sa kanya ang kalinisan niya kapag nahinto na ang dugo at nakita niya na ang panunuyo kahit pa man hindi natapos ang bilang ng regla niya na nakasanayan niyang nakikita ang dugo rito. |
| **Ang maagang pagdating o ang huling pagdating ng regla sa nakagawiang panahon.** | Ang anumang luminaw rito na mga katangian ng regla, ito ay regla sa anumang oras sa kondisyong may higit sa 13 araw (ang pinakamaikling panahon ng kalinisan) sa pagitan ng dalawang paglabas ng dugo dahil kung hindi, ito ay Istihadah. |
| **Kapag nadagdagan o nabawasan ang nakagawiang bilang ng araw ng regla.** | Ito ay regla sa kondisyong hindi lalabis sa pinakamahabang pagreregla (15 araw). |
| **Kapag nilabasan ang babae ng dugo sa loob ng matagal na panahon gaya ng isang buong buwan o higit pa.** | **Mayroon siyang ilang kalagayan: 1).** Ang sinumang nakaaalam sa panahon ng pagreregla niya sa isang buwan at sa bilang ng mga araw nito ay magtuturing na nagreregla alinsunod sa nakagawiang bilang ng araw at panahon at walang ipinagkaiba kung ang dugo nito ay nakikilala o hindi nakikilala; **2).** Ang sinumang nakaaalam sa panahong ng pagreregla niya sa isang buwan nguni't hindi niya nalalaman ang bilang ng mga araw nito ay magtuturing na nagreregla ng 6 o 7 araw (ang kadalasang pagreregla) sa mismong mga araw na nalalaman niyang nireregla siya; **3).** Ang sinumang nakaaalam sa bilang ng mga araw ng pagreregla niya nguni't hindi niya nalalaman ang oras ng pagdating nito sa isang buwan, ito ay magtuturing na nagreregla ayon sa bilang ng araw na nalalaman niya sa simula ng bawa't buwan ng kalendaryo ng Islam. |

## Ang Nifas
### (ang pagdurugo bago o matapos magsilang)

| Ang Usapin | Ang Alituntunin (Hatol) |
|---|---|
| **Kapag nagsilang ang babae at hindi nakakita ng dugo.** | Hindi ito nasasakop ng mga alituntunin na kaugnay sa mga babaeng may Nifas, hindi kinakailang magsagawa siya ng Ghusl (paligo), at hindi masisira ang pag-aayuno niya. |
| **Kapag nakakita siya ng mga tanda ng nalalapit na panganganak.** | Ang anumang nakikita niya na lumalabas na dugo o tubig kasama ng pananakit ilang sandali bago magsilang ay hindi nasasakop ng mga alituntunin kaugnay sa Nifas. Bagkus ito ay Istihadah. |
| **Ang dugo na lumalabas sa babae sa sandali ng pagsisilang.** | Ang dugong ito ay dugo ng Nifas, kahit pa man hindi lumabas ang bata o lumabas ang ilang bahagi nito. Hindi kinakailangang magsagawa ng pagbabayad para sa isang Salah na nagdaan sa babae sa panahong ito. |
| **Kailan nagsisimula ang pagbilang ng mga araw ng Nifas?** | Matapos na nailuwal ang sanggol mula sa sinapupunan ng ina nito nang buo sa lupa. |

| | |
|---|---|
| **Ano pinakakaunting bilang ng mga araw ng Nifas?** | Walang takda sa pinakakaunti nito. Kaya kung sakaling nagsilang siya at pagkatapos ay tumigil ang pagdurugo niya matapos niyon kaagad, kailangang magsagawa siya ng paligo at magsagawa ng Salah at hindi na niya hihintaying mabuo ang 40 araw. |
| **Ang pinakamaraming bilang ng mga araw ng Nifas** | Apatnapung araw. Kaya kapag lumabis ito ay hindi na papansinin. Kailangan ng magsagawa ng paligo at Salah maliban kung natapat ang panahon ng pagreregla niya bago nagdalang-tao, ito ay itinuturing na regla. |
| **Ang sinumang nagsilang ng kambal o higit pa.** | Nagsisimula ang bilang ng mga araw ng Nifas matapos mailuwal ng babae ang unang sanggol. |
| **Ang dugo matapos makunan.** | Kapag ang edad ng nalaglag na sanggol ay 80 araw o kulang, ang dugong lumalabas matapos nito ay Istihadah. Kapag ang edad ng nalaglag higit sa 90 araw, ang dugong lumalabas matapos nito ay Nifas. Kapag ito ay nasa pagitan ng edad na 80 at 90 araw, ang hatol ay nakabatay sa kaanyuan ng nalaglag: kung may anyong tao, ang dugo matapos nito ay Nifas; at kung hindi nag-aanyong tao, ito ay Istihadah. |
| **Kapag tumigil ang pagdurugo sa loob ng 40 araw at pagkatapos ay binalikan siya nito bago nalubos ang 40 araw.** | Ang nakikita niya na pagtigil ng pagdurugo sa loob ng 40 araw ng Nifas ay ituturing na ganap na kalinisan. Magsasagawa ang babae ng paligo dahil doon at magsasagawa ng Salah. Kapag binalikan siya ng pagdurugo sa loob ng 40 araw ay masasakop ito ng mga alituntunin na kaugnay sa Nifas. Ganito hanggang sa natapos ang 40 araw. |

**Mga Babala:**

✷ Isinasatungkulin sa babaeng may Istihadah na magsagawa ng Salah subali't siya ay magsasagawa ng Wudu' sa bawa't Salah.

✷ Kapag naging malinis ang babae mula sa regla o Nifas bago lumubog ang araw, kailangang isagawa niya ang Salah sa Dhuhr at `Asr ng araw na ito. At kapag naman tumigil ang pagdurugo bago sumapit ang madaling-araw, siya ay magsasagawa ng Salah sa Maghrib at `Isha' ng gabing ito.

✷ Kapag naabutan ang babae ng oras ng Salah at pagkatapos ay niregla siya o nagkaroon siya ng Nifas bago niya naisagawa ang Salah na iyon, siya ay hindi kailangang magsagawa ng pagbabayad matapos ang pagtigil ng regla.

✷ Kinakailangan sa babae na kalagin niya ang buhok niya kapag magsasagawa ng paligo dahil sa regla o Nifas. Hindi kinakailangan sa kanya na kalagin ito dahil sa pagligo ng Janabah (matapos ang pakikipagtalik).

✷ Kinasusuklaman na makipagtalik sa babaeng nasa sandali ng Istihadah at ipinahihintulot naman kapag nasa pangangailangan ang asawa dito.

✷ Kanais-nais para sa babaeng nasa sandali ng Istihadah na magsagawa ng Wudu' sa bawa't Salah matapos na siya ay makapagligo dahil sa regla at iyon ay upang tumigil ang paglalabas ng dugo niya.

✷ Ipinahihintulot sa babae na gumamit ng gamot na pansamantalang nagpapahinto sa regla upang maisagawa ang mga ritwal sa Hajj at `Umrah, o upang makumpleto niya ang pag-aayuno sa Ramadan. Iyon ay sa kondisyong ligtas siya sa kapinsalaang maidudulot ng gamot na ito.

**Ang Babae sa Islam**: Ang babae ay gaya ng lalaki tungkol sa pagtamo ng gantimpala at biyaya mula sa Allah ayon sa antas ng Pananampalataya at gawa. Sinabi niya (ang Propeta ﷺ): "Tunay na ang mga kababaihan ay katuwang ng mga kalalakihan." [Abu Daud]. At maaari niyang hingin ang karapatan niya, at lampasan ang kawalang katarungan na iniakibat sa kanya. Iyon ay dahil sa ang mensahe ng relihiyon ay kapwang nakatuon sa babae't lalaki maliban sa naisaad na pagkakaiba nila sa isa't isa. Ito ay kaunting mga alituntunin kung ihahambing sa mga nalalabi pang mga alituntunin ng Relihiyon, sapagka't pinahahalagahan ng Islam ang personalidad ng lalaki at babae sa likas na pagkakalikha at mga kakayahan. Siya [ang Allah] ay nagsabi: ﴿أَلَا يَعْلَمُ مَنْ خَلَقَ وَهُوَ اللَّطِيفُ الْخَبِيرُ﴾ **Hindi baga batid Niya kung sino ang Kanyang nilikha, samantalang Siya ang Puspusan ng bait, ang Nakababatid.** **[Qur'an 67:14]**. Samakatuwid ang babae ay mayroong mga gawaing nabubukod tangi sa kanya lamang at ang lalaki ay mayroon ding nabubukod tangi sa kanya lamang at alinmang panghihimasok sa mga bagay na nabubukod tangi sa iba ay magdudulot ng kasiraan sa katumpakan ng buhay, bagkus nabibigyan ang babae ng gantimpalang gaya ng sa lalaki samantalang siya ay nasa loob ng kanyang tahanan. Si Asma' anak na babae ni Yazid ay nag-ulat na siya ay dumating sa Propeta (ﷺ) habang siya ay nasa pagitan ng kanyang mga kasamahan. Siya ay nagsabi: Ang aking ama at ina ay [pantubos para] sa iyo! Tunay na ako ay isang sugo (delegado) ng mga kababaihan para sa iyo, at ipinaaalam ko sa aking sarili – [na ako ay] pantubos para sa iyo – tunay na walang isang babaing nilalang sa silangan at kanluran na nakarinig ng labasan kong ito o hindi narinig maliban na siya ay tumulad sa opinyon kong ito. Tunay na ipinadala ka ng Allah sa katotohanan para sa mga kalalakihan at kababaihan. Kaya kami ay naniwala sa iyo at sa iyong Diyos na nagsugo sa iyo at tunay na kaming mga lipon ng mga kababaihan ay natatakdaan, nakukulong, mga haligi ng inyong tahanan, pinagraraúsan ng inyong mga pagnanasa, nagbubuntis ng inyong mga anak. Kayong mga lipon ng mga kalalakihan ay nakalalamang higit sa amin sa pamamagitan ng Jum`ah, sama-samang pagdarasal, pagdalaw ng mga may sakit, pagdalo sa mga may patay, sunod-sunod na pagsasagawa ng Hajj at ang pinakamainam sa mga ito ay pakikibaka sa landas ng Allah [ang Jihad], ang lalaki sa inyo kapag humayo upang magsagawa ng Hajj o Umrah at naitalagang bilang tanod [sa landas ng Allah], ang inyong mga ari-arian ay aming pinangangalagaan, nagbuburda ng inyong mga damit, nagdesiplina ng inyong mga anak. Kaya anong maiaagapay namin sa inyo sa gantimpala o Sugo ng Allah? Nagsabi siya: matapos niyang ilingon ang kanyang buong mukha sa mga kasamahan niya: "Narinig ninyo ang salawikain ng babaing ito, mayroon pa bang makahihigit na mas mabuti kaysa sa itinatanong nito tungkol sa isang bagay na kaugnay sa kanyang relihiyon?" Sila ay nagsabi: O sugo ng Allah! Hindi namin aakalain na may isang babaing mapapatnubayan sa kagaya nito. Lumingon ang Propeta (ﷺ) sa kanya (sa babae) at pagkatapos ay sinabi niya sa kanya: "Humayo ka na o ikaw na babae at ipagbigay alam mo sa mga kababaihang daratnan mo na ang kagandahang paglilingkod ng isa

sa inyo sa kanyang asawa, ang pagtugon niya sa mga kinalulugdan nito, at ang pagsunod niya sa kasang-ayunan nito ay nakatutumbas sa lahat ng iyon. " sinabi niya: tumalikod ang babae habang nagluluwalhati, nagpupuri at dumadakila [sa Allah] sa magandang balita na nakamit." [Al-Bayhaqi]. Dumating ang ilang mga kababaihan sa Sugo ng Allah (ﷺ) at nagsabi sila: O Sugo ng Allah (ﷺ) nangunguna ang mga kalalakihan sa kalamangan sa pamamagitan ng pakikipaglaban sa Landas ng Allah (ang Jihad), wala ba kaming anumang gawain na maaaring itumbas sa gawain ng mga nakikibaka sa pakikipaglaban sa landas ng Allah? Ang Sugo ng Allah ay nagsabi: "Ang trabaho ng isa sa inyo sa kanyang tahanan ay tumutumbas sa gawain ng mga nakikibaka sa pakikipaglaban sa landas ng Allah." [Al-Bayhaqi]. Bagkus itinalaga na ang pagmamagandang loob sa malapit na kamag-anak na babae ay may dakilang gantimpala. Sinabi niya [ang Sugo ng Allah (ﷺ)]: "Ang sinumang gumugol ng panustos sa dalawang anak na babae o dalawang kapatid na babae o malalapit na kamag-anak na babae na may pag-asang pagpapalain sa pagtutustos niya sa kanila hanggang sa sasapatan sila ng Allah o pasasaganain Niya sila mula sa Kanyang Biyaya. Ang mga ito ay magiging pananggalang niya bilang tabing laban sa Apoy." [Ahmad at At-Tabarani].

**Ang ilan sa mga Alituntuning kaugnay sa mga Kababaihan:**

✸ Ipinagbabawal na magsolong magkasama ang isang lalaki at isang babae nang wala siyang kasamang Mahram (ito ay ang [lalaking] ipinagbabawal na magpakasal sa kanya magpakailanman. Sila ay ama, lolo pataas, anak, apo pababa, kapatid na lalaki at ang mga anak na lalaki nito, anak na lalaki ng kapatid na babae, ang tiyuhin sa tatay, ang tiyuhin sa nanay, ang tatay ng asawang lalaki pataas, ang anak na lalaki ng asawa pababa, ang kapatid na lalaki sa pagsuso, ang asawa ng anak na babae at ang asawa ng nanay). Siya [ang Sugo (ﷺ)] ay nagsabi: "Huwag na huwag magsolo ang isang lalaki at isang babae malibang may kasama siyang Mahram". [Al-Bukhari at Muslim].

✸ Ipinahihintulot sa babae ang pagsasagawa ng Salah sa Masjid, nguni't kapag may Fitnah (tukso) na pinangangambahang, ito ay kinasusuklaman. Nagsabi si `Aishah: Kung inabot lamang ng Sugo ng Allah (ﷺ) ang anumang pagbabagong ipinarating ng mga kababaihan tiyak na pinigilan niya sila sa pagpupunta ng mga Masjid, gaya ng pagbabawal sa mga kababaihan ng Angkan ng Israel." [Al-Bukhari at Muslim]. Ang Salah ng lalaki sa Masjid ay lakip-lakip [ang iginagawad na gantimpala] kaya gayon din naman ang Salah ng babae sa loob ng kanyang tahanan. Dumating ang isang babae sa Propeta (ﷺ) at sinabi niya: O Sugo ng Allah! Katotohanang nais kong magsagawa ng Salah na kasama ka, sinabi niya [ang Sugo (ﷺ)]: "Tunay na batid kong nais mong makasama akong magsagawa ng Salah, subali't ang Salah mo sa loob ng iyong tahanan ay mainam para sa iyo kaysa sa Salah mo sa loob ng iyong silid, ang Salah mo sa silid mo ay mas mainam kaysa sa Salah mo sa loob ng iyong pamamahay, ang Salah mo sa loob ng iyong tahanan ay mas mainam para sa iyo kaysa sa Salah mo sa loob ng Masjid ng iyong kasamahan, at ang Salah mo sa loob ng Masjid ng iyong mga kasamahan ay mas mainam para sa iyo kaysa sa loob ng aking Masjid." [Ahmad]. At sinabi pa niya [ang Sugo] (ﷺ): "Ang pinakamabuting mga Masjid ng mga kababaihan ay ang kanilang mga tahanan." [Ahmad].




✷ Hindi isinasatungkulin sa babae ang Hajj o ang `Umrah maliban kung may matagpuan na Mahram na magkakasama niya rito, at hindi ipinahihintulot ang kanyang paglalakbay na walang Mahram batay sa sinabi niya [ang Sugo] (ﷺ): "Hindi maglalakbay ang isang babae nang humigit ng tatlong gabi malibang may kasamang Mahram." [Al-Bukhari at Muslim].

✷ Ipinagbabawal ang pagsadya ng babae sa mga puntod at ang pagsunod sa paghahatid ng mga patay batay sa sinabi niya (ﷺ): "Isinumpa ng Allah ang mga kababaihang nagsasadya sa mga puntod", "Si Ummu `Atiyyah (R.A.) ay nagsabi: Ipinagbawal sa amin ang pagsama sa paghahatid ng mga patay at hindi ipinagdiinan sa amin." [Muslim].

✷ Ipinahihintulot sa babae ang pagkulay sa kanyang buhok nang kahit anong kulay, nguni't kinamumuhian ang itim [na kulay] sa kondisyon na kung walang panlilinlang sa namamanhikan.

✷ Kinakailangang ibigay sa babae ang kanyang parte mula sa mana na itinakda ng Allah para sa kanya. Ipinagbabawal na pigilan siya rito, sapagka't naiulat ayon sa Propeta (ﷺ) na sinabi niya: "Ang sinumang pumutol sa mana ng may-ari nito; puputulin [din] ng Allah ang kanyang mana sa Paraiso sa Araw ng Pagbabangong Muli." [Ibnu Majah].

✷ Isinasatungkulin sa lalaki ang pagtustos sa kanyang asawa. Ito ay ang lahat ng pangangailangan ng asawa niya gaya ng pagkain, inumin, damit at tirahan sa pamamagitan ng mabuting paraan. Sinabi niya [ang Allah]:

﴿لينفق ذو سعة من سعته، ومن قدر عليه رزقه فلينفق مما آتاه الله﴾ ﴿ **Hayaan ang [lalaki na] may kakayahan ay gumugol ng ayon sa kanyang kakayahan, at ang [lalaki na ang] pinagkukunan [ng kabuhayan] ay sapat-sapat lamang, hayaang gumugol siya ng ayon sa anumang ipinagkaloob sa kanya ng Allah** ﴾. **[At-Talaq (65): 7]**. Kung siya ay walang asawa tungkulin ng kanyang ama o kapatid na lalaki o anak niyang lalaki ang pagtustos sa kanya, at kung wala siyang kamag-anak kaaya-aya sa mga tao ang pagtustos sa kanya ayon sa isang Hadith: "Ang nagtutustos sa mga biyuda at sa maralita ay katulad ng nakikibaka sa pakikipaglaban sa Landas ng Allah o katulad ng nagtataguyod ng buong magdamag at nag-aayuno sa araw." [Al-Bukhari at Muslim].

✷ Ang babae ang may higit na karapatan sa pag-aalaga ng kanyang anak na maliit hanggang hindi nakakapag-asawa, subali't tungkulin ng ama nito ang pagtustos, ibibigay niya ito sa nanay ng bata hanggang siya ay nasa loob ng kanyang silid.

✷ Hindi itinatagubilin sa babae na magsimula sa pagbati ng Salam lalung-lalo na kung ito ay dalagita o pinangangambahang may maibunsod na tukso

✷ Itinatagubilin ang pag-aahit sa maselang bahagi ng katawan, pagbubunot ng balahibo ng kilikili at ang pagpuputol ng mga kuko sa bawa't Jum`ah. Kinasusuklaman ang ipawalang bahala ito ng humigit sa apatnapung araw.

✷ Ipinagbabawal ang pagbubunot sa mga balahibo ng mukha – kabilang na rito ang dalawang kilay batay sa sinabi niya [ang Sugo] (ﷺ): "Isinumpa ng Allah ang babaing nag-aahit ng kilay at ang nagpapa-ahit." [Abu Daud].

✷ **Ang pagluluksa.** Ipinagbabawal sa babae ang isang pagluluksang higit pa sa tatlong araw para sa isang patay maliban pa sa asawa batay sa sinabi niya [ang Sugo] (ﷺ): "Hindi nararapat sa isang babae na naniniwala sa Allah at Huling Araw na magluluksa sa isang patay na higit pa sa tatlong [araw] maliban sa asawa niya." [Muslim]. Kaya isinasatungkulin sa kanya na magluksa para sa asawa ng apat na buwan at sampung araw. Isinasatungkulin din sa pagluluksa niya na tumigil sa paggamit ng pampapaganda, pagpapabango gaya ng Saffron, pagsusuot ng alahas kahit singsing, pagsusuot ng makulay na kasuutang panggayak gaya ng kulay pula at dilaw, pagpapaganda sa pamamagitan ng *henna*, *makeup*, *eyeliner*, at pagpahid ng mabango. Ipinahihintulot sa kanya na magputol ng kuko, bumunot ng buhok sa kilikili, at maligo. Hindi kinakailangan ng isang takdang kulay para sa mga kasuutan na gaya ng itim. Kinakailangang isagawa ang `Iddah sa bahay na kinamatayan ng asawa niya samantalang siya ay naroon rin. Ipinagbabawal ang lumipat malibang dahil sa isang pangangailangan. Hindi siya lalabas ng bahay niya maliban sa isang pangangailangan at sa araw lamang.

✷ Ipinagbabawal sa babae ang pag-ahit ng buhok ng kanyang ulo nang walang kanais-nais na dahilan, samantalang ipinahihintulot naman ang pagpapaiksi nito sa kondisyon na walang paggaya sa mga kalalakihan batay sa isang Hadith: "Isinumpa ng Sugo ng Allah (ﷺ) ang mga babaing gumagaya sa mga kalalakihan." [At-Tirmidhi]. O sa mga hindi sumasampalataya batay sa isang Hadith na: "At sinuman ang gumaya sa isang lipi ng mga tao ay naibibilang siya sa kanila." [Abu Daud].

✷ Isinasatungkulin sa babae na takpan ang kanyang katawan kapag siya ay lumabas ng kanyang bahay sa pamamagitan ng kasuutang panglabas (abaya) na kinakailangang isaalang-alang ang mga kondisyon na susunod: **1)** na masaklawan ang lahat ng katawan, **2)** na hindi ito pangpalamuti mismo, **3)** na ito ay makapal at hindi manipis, **4)** na ito ay maluwang hindi masikip, **5)** na hindi ito nangangamoy ng alimuyak, **6)** na hindi ito natutulad sa kasuutan ng lalaki, **7)** na hindi ito natutulad sa mga kasuutan ng mga babaing hindi sumasampalataya, **8)** na hindi ito kasuutang pangdangal Ipinagbabawal na suutin ang kasuutan na may nakaguhit na larawan ng tao o hayop, isabit ito, itatakip ito sa dingding at ipagbebenta ito.

**Ang `Awrah ng babae sa ibang tao ay tatlong bahagi:** **1)** ang asawa: malaya niyang makita ang anumang nais niyang tingnan sa kanya. **2)** ang mga babae at ang mga Mahram: maaari nilang makita sa kanya ang anumang nakalantad na pangkaraniwan gaya ng mukha, buhok, leeg, kamay, braso, talampakan at mga katulad nito. **3)** ang mga nalalabing kalalakihan: hindi nila dapat nakikita ang anuman sa kanya maliban sa isang pangangailangan gaya ng pamamanhikan o paggagamot at iba pa rito. Sapagka't ang tuksong naidudulot ng babae ay nasa kanyang mukha. Sa katunayan, si Fatimah na anak na babae ni Al-Mundhir (R.A.) ay nagsabi: "Kaugalian naming tinatakpan ang aming mga mukha sa mga kalalakihan." [Al-Hakim]. Sinabi ni `Aishah (R.A.): "Ang mga karabana ay dumaraan sa amin habang kami ay nasa kalagayan ng Ihram kasama ng Sugo ng Allah (ﷺ). Kaya kapag sila ay natapat sa amin inilalaglag ng isa sa amin ang

kanyang kasuutang panglabas mula sa kanyang ulo pababa sa kanyang mukha at kapag lumagpas na sila sa amin binubuksan namin ito." [Abu Daud].

✷ **Ang Iddah ay may mga Uri: 1).** Ang nagdadalang-tao: Ang Iddah nito kapag diniborsiyo o namatayan ng asawa ay hanggang sa maisilang niya ang dinadala niya. **2).** Ang namatayan ng asawa [na hindi nagdadalang-tao] ay may Iddah na apat na buwan at sampung araw. **3).** Ang diniborsiyo habang may regla pa: ang Iddah nito ay tatlong pagreregla. Magtatapos ang Iddah sa pagsimula ng kalinisan matapos ang ikatlong Hayd. **4).** Ang diniborsiyo na hindi na nagreregla (menopause): ang Iddah nito ay tatlong buwan. Ang babaing nasa sandali ng Iddah dahil sa diborsiyong Raj`í ay kinakailangan manatili kasama ng asawa sa panahon ng Iddah at ipinahihintulot sa asawa na makita ang anumang naisin nito sa kanya at makipagsarilinan sa kanya hangga't hindi natatapos ang Iddah, nang harinawa ang Allah ay magpakasundo sa kanila. Hindi na kinakailangan sa pagbabalikan ang kasang-ayunan ng babae – kapag ang kalagayan ng diborsiyo ay Raj`i – Magaganap ang pagkakabalikan sa pamamagitan ng pagsabi ng lalaki na: Binalikan na kita o sa pamamagitan ng pakikipagtalik niya rito.

✷ Ang babae ay hindi makapag-aasawa sa sarili niya mismo. Sinabi niya (ﷺ) [ang Sugo ng Allah]: "Alinmang babae na nagpakasal nang walang pahintulot ang kanyang Wali (ama o sinumang katangkilik niya) samakatuwid ang kanyang kasal ay walang bisa." [Abu Daud].

✷ Ipinagbabawal sa babae na dugtungan niya ang buhok niya ng ibang buhok o magpatato ng anuman sa katawan niya. Ang dalawang gawain na ito ay naibibilang sa malalaking kasalanan batay sa sinabi niya (ﷺ) [ang Sugo ng Allah]: "Isinumpa ng Allah ang babaing naggagamit ng pekeng buhok (wig) at ang nagpapagamit ng wig, ang nagtatato at ang nagpapatato." [Al-Bukhari at Muslim].

✷ Ipinagbabawal sa babae na humingi ng diborsiyo sa asawa niya nang walang dahilan batay sa sinabi niya (ﷺ) [ang Sugo ng Allah]: "Alinmang babae na humingi ng diborsiyo sa asawa niya na wala namang kadahi-dahilan, samakatwid ipinagkait sa kanya ang alimuyak ng Paraiso." [Abu Daud].

✷ Isinasatungkulin sa babae na sundin ang kanyang asawa sa kabutihan, lalo na kung inanyayahan siya nito sa higaan. Sinabi niya (ﷺ) [ang Sugo ng Allah]: "Kapag inanyahan ng lalaki ang kanyang may bahay sa kanyang higaan at tumutol siyang pumunta hanggang natulog itong nagagalit, isusumpa siya ng mga Anghel hanggang kinaumagahan." [Al-Bukhari at Muslim].

✷ Ipinagbabawal sa babae ang pagpapabango kapag nabatid niya na ang daanang daraanan niya ay may mga lalaking hindi niya kaano-ano batay sa isang Hadith [ng Propeta (ﷺ)]: "Tunay na ang babae kapag nagpabango at siya ay dumaan sa mga tao upang makalanghap sila ng alimuyak nito. Siya ay ganito at ganyan: ibig sabihin siya ay nangangalunya." [Abu Daud].

# Ang Salah

Ang Adhan at Iqamah ay kapwang isinasatungkulin [na kapag isinagawa ng isa ay hindi na mananagot ang lahat (Fard Kifaayah)] sa mga taong hindi naglalakbay para sa mga kalalakihan. Sunnah ito para sa mag-isang nagsasagawa ng Salah at para sa naglalakbay. Kinasusuklaman naman para sa mga kababaihan. Hindi tamang isagawa ito bago dumating ang oras nito, maliban sa Salah na Fajr sapagka't tamang isagawa ang unang Adhan para rito pagkalipas ng hating-gabi.

**Ang mga kondisyon sa pagsasagawa ng Salah: 1).** Ang pagiging Muslim. **2).**Ang sapat na pag-iisip. **3).** Ang tamang gulang. **4).** Ang paglilinis sa abot na makakaya. **5).** Ang pagsapit ng takdang oras: **Ang oras ng Dhuhr** ay simula sa paglihis ng araw sa katanghaliang-tapat hanggang sa ang anino ng bawa't bagay ay naging kasinghaba ng sarili nito. Pagkatapos ay **ang oras ng `Asr** na ang oras na malaya pang magsagawa ay hanggang sa ang anino ng bawa't bagay ay naging dalawang ulit ng haba sa sarili nito at ang oras na kailangan nang magsagawa ay hanggang sa paglubog ng araw. Pagkatapos ay kasunod nito **ang oras ng Maghrib** na hanggang sa maglaho ang takipsilim. Pagkatapos ay ang oras ng **`Isha'** na ang oras na malaya pang magsagawa ay hanggang sa hatinggabi at ang oras na kailangan nang magsagawa ay hanggang sa pagsapit ng madaling-araw. Pagkatapos ay ang oras ng **Fajr** na hanggang sa pagsikat ng araw. **6).** Ang pagtatakip sa `Awrah (ang maselang bahagi ng tao at anumang ikinahihiya niya rito). Ang `Awrah ng lalaking tumuntong sa ikapitong gulang ay ang ari at puwerta lamang at ang tumuntong sa sampung taong gulang pataas ay ang nasa pagitan ng pusod at tuhod. Ang `Awrah ng babaeng malaya na sumapit sa wastong gulang ay ang lahat ng kanyang katawan maliban sa mukha niya dahil kinasusuklaman na takpan ito sa sandaling nagsasagawa ng Salah maliban sa harap ng mga kalalakihang hindi niya kaano-ano dahil kailangang takpan ito. Kaya kapag siya ay nakapagdasal na o nakapagsagawa na ng Tawaf samantalang nakalabas ang ilang bahagi ng katawan niya gaya ng braso halimbawa, samakatuwid ang kanyang naisagawang Ibadah ay walang kabuluhan at hindi matatanggap. Ang mabigat na `Awrah na karapat-dapat takpan ay ang ari at puwerta maging sa labas ng Salah. Kinasusuklaman ang paglantad nito sa walang katanggap-tanggap na kadahilanan kahit sa gitna ng kadiliman o sa oras ng pag-iisa. **7).** Ang kawalan ng Najasah (marumi) sa katawan, kasuutan, at pinagdarasalan sa abot ng makakaya. **8).** Ang pagharap sa Qiblah sa abot ng makakaya. **9).** Ang layunin.

**Ang mga Saligan (Rukn) ng Salah: Ito ay labing-apat: 1).** Ang pagtayo sa abot ng makakaya sa Salah na isinatungkulin, **2).** Ang Takbiratul Ihram (ang unang pagsabi ng Allaahu Akbar), **3).** Ang pagbasa ng Al-Fatihah, **4).** Ang pagyukod (Ruku`) sa bawa't Rak`ah, **5).** Ang pag-angat mula sa pagkakayukod, **6).** Ang pagtayo nang tuwid pagkatapos ng pagyukod, **7).** Ang pagpapatirapa (Sujud) sa pitong bahagi ng katawan, **8).** Ang pag-upo sa pagitan ng dalawang pagpapatirapa, **9).** Ang huling Tashahhud, **10).** Ang pag-upo para sa Tashahhud, **11).** Ang pagdalangin ng pagpapala para sa Propeta (ﷺ) sa huling Tashahhud, **12).** Ang unang Taslim (ang pagsabi ng "Assalaamu `alaikum" habang lumilingon sa kanan), **13).** Ang kapanatagan sa lahat ng mga saligang may pagkilos, **14).** Ang pagkakasunud-sunod sa pagsasagawa ng mga saligang ito.

**Ang Salah ay hindi magiging katanggap-tanggap malibang maisaalang-alang ang mga saligang ito, at nawawalan ng saysay ang isang Rak`ah kapag nakaligtaan ang isa sa mga ito, sinasadya man o dala ng pagkalingat.**

**Ang mga Ubligado (Wajib) sa Salah:**

**Walo: 1).** Ang lahat ng pagsasabi ng ***Allaahu Akbar*** maliban sa Takbiratul Ihram, **2).** Ang pagsabi ng ***Sami`allaahu liman hamidah*** (dinidinig ng Allah ang sinumang nagpupuri sa Kanya) para sa Imam at sa mag-isang nagdarasal, **3).** Ang pagsabi ng ***Rabbanaa wa lakal hamd*** (Panginoon namin, ukol sa Iyo ang papuri), **4).** Ang pagsabi ng ***Subhaana rabbiyal `adhim*** (Kaluwalhatian sa Panginoon ko, ang Dakila) nang isang beses habang nakayukod, **5).** Ang pagsabi ng ***Subhaana rabbiyal a`laa*** (Kaluwalhatian sa Panginoon ko, ang Kataas-taasan) nang isang beses habang nakapatirapa, **6).** Ang pagsabi ng ***Rabbigh-fir lee*** (O Panginoon ko, Patawarin Mo po ako) sa pagitan ng dalawang pagpapatirapa, **7).** Ang unang Tashahhud, **8).** Ang pag-upo para sa unang Tashahhud.

**Ang mga Ubligadong ito, kung nakaligtaan nang sadya, ay nawawalan ng saysay ang Salah. Subali't kung nakaligtaan lamang ito dala ng pagkalingat ay magsasagawa ng Sujudus Sahuw (dalawang karagdagang pagpapatirapa).**

**Ang mga Sunnah (hindi ubligado) sa Salah**: Mga salita at mga gawa. Hindi nawawalan ng saysay ang Salah sa pagkaligta sa anuman sa mga ito kahit pa sinadya. **Ang mga Sunnah na kaugnay sa mga salita**: ang pagsabi ng **Du`a' Al-istiftaah** (pambungad na panalangin), **ang Ta`awwudh** [ang pagsabi ng A`udhu billaahi minash shaytaanir rajeem (ako ay nagpapakupkop sa Allah laban sa isinumpang demonyo), ang **basmalah** (pagsabi ng **Bismillaahir rahmaanir raheem** (sa Ngalan ng Allah, ang Mahabagin, ang Maawain), ang pagsabi ng **Aamin** (dinggin Mo), ang malakas na pagbigkas nito sa mga Salah na binibigkas nang malakas [ang una at ikalawang Rak`ah]**, ang pagbigkas ng anumang bahagi ng Qur'an** pagkatapos ng Al-Fatihah, **ang malakas na pagbigkas** para sa Imam (ang mga sumusunod ay pinagbabawalan samantalang ang mag-iisang nagsasagawa ng Salah ay makakapamili), ang pagsabi ng **Hamdan katheeran tayyibam mubaarakan feehi mil`as samaawaati wa mil`al ardh** (ang papuri ay ukol sa Allah, papuring marami, mabuti, pagpapala na makapupuno ng mga kalangitan at makapupuno ng kalupaan...) matapos magsabi ng Rabbanaa wa lakal hamd, **ang karagdagan sa isang beses na pagsambit** ng panalangin sa Ruku` at Sujud o pagsambit ng Rabbigh-fir lee, at ang Du`a' bago ang Taslím.

**Ang mga Sunnah na kaugnay sa mga gawa**: **Ang pag-aangat ng mga kamay** kasabay ng pagsambit ng Takbiratul Ihram, sa pagyukod, sa pag-angat mula sa pagkakayukod, at sa pagbangon mula sa pagkakaupo sa unang Tashahhud; **ang paglalagay ng kanang kamay sa ibabaw ng kaliwang kamay** sa ilalim ng dibdib sa sandali ng pagtayo; **ang pagtingin sa pagpapatirapaan**; **ang paghihiwalay** sa mga paa habang nakatayo; **ang pagsisimula sa pagpapatirapa** sa pamamagitan ng paglapag ng mga tuhod, pagkatapos ay ng mga kamay, at pagkatapos ay ng noo at ilong; **ang paglalayo ng mga braso** sa mga tagiliran ng katawan, ng tiyan sa mga hita, ng mga hita sa mga lulod; **ang paghihiwalay** sa mga tuhod; **ang pagtukod ng mga paa** nang magkahiwalay at ang pagpapadiit sa mga daliri ng mga ito sa lupa;

**ang paglapag sa mga kamay** nang pantay sa mga balikat habang nakabuka at nakadikit ang mga daliri; **ang pagbangon sa ibabaw ng mga unahan ng mga paa** at ang pagtukod sa mga tuhod sa pamamagitan ng mga kamay; **ang pag-upong Iftirash** sa pag-upo sa pagitan ng dalawang pagpapatirapang nakaupo at sa unang Tashahhud; **ang pag-upong Tawarruk** sa ikalawang Tashahhud; **ang paglalagay ng mga kamay** sa ibabaw ng mga hita na mga nakabuka at magkakadikit ang mga daliri sa pagitan ng dalawang nakaupong pagpapatirapa at gayon din sa Tashahhud nguni't ikukuyom sa kanang kamay ang hinliliit at ang palasingsingan, magsasalubong ang hinlalaki at ang hinlalato, at ituturo ang hintuturo sa pagbanggit sa Allah at pagdalangin sa Kanya bilang pagpapahiwatig sa kaisahan ng Allah; **ang paglingon** sa kanan at kaliwa sa Taslim; at **ang pagsisimula sa kanan** sa paglingon.

**Ang Sujoodus Sahuw (dalawang karagdagang pagpapatirapa kapag may naganap na pagkakamali):** Sunnah (nakabubuti) na gawin ito kapag nakasambit ng sinasabing bahagi ng Salah sa hindi nito kinalalagyan dala ng pagkalingat gaya ng pagbasa ng Qur'an sa sandali ng pagkapatirapa. Ipinahihintulot gawin ito kapag may nakaligtaang isang Sunnah sa Salah. Kinakailangan naman ito kapag nakadagdag ng Ruku', o Sujud, o pagtayo, o pag-upo, o nagsagawa ng Taslim bago nalubos ang Salah, o nagkamali sa pagbigkas na nakasira sa kahulugan, o nakaligtang gawin ang isang Wajib, o nagduda kung may naidagdag sa sandali ng pagsasagawa. Nawawalan ng saysay ang Salah sa sadyaang hindi pagsasagawa ng kinakailangang Sujoodus Sahuw. Maaari niyang isagawa ang dalawang pagpapatirapa sa Sahuw bago o pagkatapos ng Salam at kapag nakaligtaan niyang isagawa ang pagpapatirapa hanggang sa tumagal ang pagitan nito maaari na niyang hindi isasagawa ito.

**Ang pamamaraan ng pagsasagawa ng Salah:** Kapag tumindig upang magsagawa ng Salah ay haharap sa Qiblah at magsasabi ng: ***Allaahu Akbar***. Lalakasan ito ng Imam at gayon din sa lahat ng mga Takbír upang maiparinig sa sinumang nasa likuran niya at hihinaan naman ito ng mga sumusunod sa kanya. Iaangat ang mga kamay sa pagsisimula ng Takbír nang pantay sa mga balikat. Pagktapos ay ilalagay ang mga kamay sa ibabaw ng dibdib habang hinahawakan ng kanang kamay ang kaliwang kamay samantalang ang paningin ay nakatuon sa pagpapatirapaan. Pagkatapos ay sasambit ng Du`a' Al-Istiftah (pambungad na panalangin) na ayon sa ilang nasaad sa Sunnah na tulad ng: ***Subhaanakal laahumma wa bihamdika wa tabaarakas muka wa ta`aala jadduka wa laa ilaaha ghayruk*** (Kaluwalhatian sa Iyo, o Allah, at papuri sa Iyo. Mapagpala ang Pangalan Mo, kataas-taasan ang kabunyian Mo at walang tunay na Diyos maliban sa Iyo). Pagkatapos ay magsasabi siya ng ***A`oodhu billaahi minash shaytaanir rajeem*** (Ako ay nagpapakukop sa Allah laban sa isinumpang Demonyo). Pagkatapos ay sasambitin niya ang Bismillaahir rahmaanir raheem. (Hindi bibigkasin nang malakas ang mga naunang nabanggit.) Pagkatapos ay bibigkasin ang Al-Fatihah. Kaaya-aya para sa mga sumusunod na bigkasin ito sa sandali ng mga pananahimik ng Imam at sa mga Rak`ah na hindi ito binibigkas nang malakas kung ang Salah ay ang binibigkas nang malakas ang unang dalawang Rak`ah at kinakailangan na bigkasin ito sa mga Salah na binibigkas nang tahimik. Pagkatapos ay magbabasa ng anuman sa Qur'an. Kaaya-aya na bumigkas ng mga mahahabang Surah sa Fajr, ng mga

maikling Surah sa Maghrib, at ng mga katamtamang Surah sa nalalabing mga Salah. Ang mga mahabang Surah mula sa Surah Qaf (50) hanggang sa Surah An-Naba' (78), ang mga katamtamang Surah ay hanggang sa Surah Ad-Duha (93), at ang mga maikling Surah ay hanggang sa Surah An-Nas (114). Lalakasan ng Imam ang pagbigkas sa Salah sa Fajr at sa unang dalawang Rak`ah ng Maghrib at `Isha' at hihinaan sa iba pa rito. Pagkatapos ay magsasabi ng Takbir (Allaahu Akbar), yuyukod, ilalagay ang dalawang kamay sa mga tuhod, paghihiwalayin ang mga daliri, itutuwid ang likod, at ipapantay ang ulo sa likod. Pagkatapos ay magsasabi ng: ***Subhaana rabbiyal `adheem*** nang tatlong beses. Pagkatapos ay iaangat ang ulo habang nagsasabi ng: ***Sami`allaahu liman hamidah,*** at kapag nakatayo na nang matuwid ay magsasabi ng: ***Rabbanaa wa lakal hamdu hamdan katheeran tayyibam mubaarakan feehi mil-as samaawaati wa mil-al ardi wa mil-a maa shi'ta min shay-im ba`d*** (Panginoon Namin! Sa Iyo ang papuri, papuring marami, mabuti, pagpapala na makapupuno ng mga kalangitan at makapupuno ng kalupaan at makapupuno ng anumang bagay na niloob Mo pagkatapos.). Pagkatapos ay magpapatirapa habang sumasambit ng Takbír, ilalayo ang mga braso sa mga tagiliran ng katawan at ilalayo ang tiyan sa mga hita, ilalapag ang mga kamay nang pantay sa balikat, nakatukod sa mga dulo ng mga paa habang nakaharap ang mga daliri ng mga kamay at mga paa sa Qiblah. Pagkatapos ay magsasabi ng: ***Subhaana rabbiyal a`laa*** nang tatlong beses at maaaring magdagdag ng ilan sa mga nasaad na panalangin o manalangin ng anumang nais. Pagkatapos ay iaangat ang ulo habang nagsasabi ng ***Allaahu Akbar***, uupo ng pag-upong Iftirash: ihihiga ang kaliwang paa, uupo rito, itutukod ang kanang paa samantalang nakaharap ang mga daliri nito sa Qiblah o itutukod ang dalawang paa samantalang ang mga daliri ng mga ito ay nakaharap sa Qiblah at uupo sa mga sakong, magsasabi ng: ***Rabbigh-fir lee*** nang dalawang beses at maaaring dagdagan ng: ***War hamni waj-burni war fa`ni war zuqni wan surni wah dini wa `aafini.***[1] Pagkatapos ay magpapatirapa sa ikalawang pagkakataon gaya ng sa una. Pagkatapos ay iaangat ang ulo habang nagsasabi ng Allaahu Akbar, babangon na tumatayo sa mga unahan ng mga paa, at isasagawa ang ikalawang Rak`ah gaya ng unang Rak`ah. Kapag natapos na sa dalawang pagpapatirapa ay uupo para sa Tashahhud nang pag-upong Iftirash, ipapatong ang kaliwang kamay sa kaliwang hita at ang kanang kamay sa kanang hita, ikukuyom sa kanang kamay ang hinliliit at ang palasingsingan, magsasalubong ang hinlalaki at ang hinlalato, ituturo ang hintuturo, at sasabihin ang unang Tashahhud: ***At-tahiyyaatu lillaahi was salawaatu wat tayyibaat, assalaamu `alayka ayyuhan nabiyyu wa rahmatullaahi wa barakaatuh, assalaamu `alayna wa `alaa `ibaadillaahis saaliheen, ash-hadu allaa ilaaha illallaah, wa ash-hadu anna muhammadan `abduhu wa rasooluh.***[2]

---

1 Kaawaan Mo ako, pariwasain Mo ako, iangat Mo ako, tustusan Mo ako, tulungan Mo ako, patnubayan Mo ako, at palusugin Mo ako.

2 Ang mga pagbati ay ukol sa Allah, at ang mga dasal at mga mabuting gawa. Ang kapayapaan ay sumaiyo, o Propeta, at ang habag ng Allah at ang biyaya Niya. Ang kapayapaan nawa ay mapasa atin at sa mga matuwid na lingkod ng Allah. Sumasaksi ako na walang [tunay na] Diyos maliban sa Allah; at sumasaksi rin ako na si Muhammad ay Lingkod Niya at Sugo Niya.

Pagkatapos ay tatayo para sa tatluhan at apatang Rak`ah na Salah habang nagsasabi ng: ***Allaahu Akbar***, isagawa ang natitira nguni't hindi lalakasan ang pagbigkas at bibigkasin ang Al-Fatihah lamang. Pagkatapos ay uupo para sa huling Tashahhud nang pag-upong Tawarruk: Ihihiga ang kaliwang paa, ilalabas ito sa ilalim ng kanang lulod, itutukod ang kanang paa, at iuupo ang pigi sa lapag. (Ang upong Tawarruk ay sa huling pag-upo para sa Salah na may dalawang Tashahhud.) Pagkatapos ay sasabihin ang unang Tashahhud. Pagkatapos ay sasabihin ang sumusunod: ***Allaahumma salli `alaa muhammadin wa `alaa ali Muhammad, kamaa sallayta `alaa ibraaheema wa `alaa ali ibraaheem, innaka hameedum majeed. Allaahumma baarik `alaa muhammadin wa `alaa ali muhammad, kamaa baarakta `alaa ibraaheem, innaka hameedum majeed***.[1]

Sunnah (Nakabubuti) na sabihin ang: ***A`oodhu billaahi min `adhaabil qabri wa min `adhaabin naari wa min fitnatil mahyaa wal mamaati wa min fitnatil maseehid dajjaal***.[2] At ang iba pa na nasaad sa Hadith.

Pagkatapos ay magsasagawa ng dalawang Taslim: lilingon sa kanan habang nagsasabi ng ***Assalaamu `alaykum wa rahmatullaah*** at pagkatapos ay gayon din sa kaliwa. Sunnah pagkatapos ng Salah ang pagsambit ng Du`a' na nasasaad sa Hadith.[3]

---

1 O Allah, pagpalain Mo si Muhammad at ang mag-anak ni Muhammad gaya ng pagpala Mo kay Ibrahim at sa mag-anak ni Ibrahim; tunay na Ikaw ay Kapuri-puri, Maluwalhati. O Allah, biyayaan Mo si Muhammad at ang mag-anak ni Muhammad gaya ng pagbiyaya Mo kay Ibrahim at sa mag-anak ni Ibrahim; tunay na Ikaw ay Kapuri-puri, Maluwalhati.

2 Nagpapakupkop ako sa Allah laban sa pagdurusa sa Apoy, laban sa pagdurusa sa libingan, laban sa tukso ng buhay at kamatayan, at laban sa tukso ng Bulaang Kristo.

3 Ito ay ang pagsasabi niya: ***Astaghfirullah, astaghfirullah, astaghfirullah, allaahumma antas salaam wa minkas salaam, tabaarakta yaa dhal jalaali wal ikraam***. (Humihingi ako ng tawad sa Allah. Humihingi ako ng tawad sa Allah. Humihingi ako ng tawad sa Allah. O Allah, Ikaw ang Sakdal at mula sa Iyo ang kapayapaan. Napakamapagpala Mo, o pinag-uukulan ng pagpipitagan at pagpaparangal) ***Laa ilaaha illallaah wahdahu laa shareeka lah, lahul mulku wa lahul hamdu wa huwa `alaa kulli shay-in qadeer. Laa hawla wa laa quwwata illaa billaah, laa ilaaha illallaah, wa laa na`budu illaa iyyaah, lahun ni`matu wa lahul fadhlu wa lahuth thanaa-ul hasan, laa ilaaha illallaahu mukhliseena lahud deena wa law karihal kaafiroon***. (Walang Diyos maliban sa Allah — tanging Siya, wala Siyang katambal. Ukol sa Kanya ang paghahari at ukol sa Kanya ang papuri, at Siya sa bawa't bagay ay nakakakaya. Walang kapangyarihan at walang lakas kundi sa pamamagitan ng Allah. Walang [tunay na] Diyos maliban sa Allah, at wala tayong sinasamba kundi Siya lamang. Ukol sa Kanya ang pagbibiyaya at ukol sa Kanya ang pagmamabuting-loob at ukol sa Kanya ang magandang pagbubunyi. Walang [tunay na] Diyos maliban sa Allah, bilang mga nag-aalay ng kawagasan sa Kanya sa pagtalima, kahit pa man masuklam ang mga di-sumasampalataya).

***Allaahumma laa maani`a limaa a`tayta, wa laa mu`tiya limaa mana`ta, wa laa yanfa`u dhal jaddi minkal jadd***. (O Alláh, walang makapipigil sa anumang ibinigay Mo at walang makapagbibigay sa anumang pinigil Mo, at hindi makapag-dudulot ng pakinabang sa may yaman ang yaman laban sa Iyo.)

Pagkatapos ng Salah na Fajr at Maghrib, kasama ng naunang nabanggit ay sasabihin nang 10 ulit ang sumusunod: ***Laa ilaaha illallaah, wahdahu laa shareeka lah, lahul mulku wa lahul hamd, yuhyi wa yumeet, wa huwa `alaa kulli shay-in qadeer.*** (Walang [tunay na] Diyos maliban sa Allah — tanging Siya, wala Siyang katambal. Ukol sa Kanya ang paghahari at ukol sa Kanya ang papuri. Nagbibigay Siya ng buhay at bumabawi Siya ng buhay. Siya sa lahat ng bagay ay Makapangyarihan.).

Pagkatapos nito ay sabihin ang sumusunod: ***Subhaanallaah*** (33x). (Kaluwalhatian sa Allah.) ***Alhamdulillaah*** (33x). (Ang papuri ay ukol sa Allah.) ***Allaahu Akbar*** (33x). (Ang Allah ay Dakila.)

**Ang Salah ng Maysakit:** Kapag ang pagtayo ay makadaragdag sa sakit niya o hindi ito makakaya, magdadasal siya na nakaupo. Kung hindi rin niya makakaya ay hihiga nang nakatagilid. Kung mahirap din iyon sa kanya ay hihiga na nakatihaya. Kung hindi niya makakaya ang pagyuko at ang pagpapatirapa ay ipahihiwatig ito sa pamamagitan ng paggagalaw-galaw ng ulo. Tungkulin niya rin na magsagawa ng pagbabayad para sa mga Salah na hindi naisagawa. Kung mahirap sa kanya ang pagsasagawa ng bawa't Salah sa oras nito ay maaari niyang pagsamahin ang Dhuhr at ang `Asr o ang Maghrib at ang `Isha' sa oras ng alinman sa dalawa.

**Ang Salah ng Naglalakbay:** Kapag ang layo ng paglalakbay ay humigit ng 85 kilometro at ang paglalakbay ay sa layong ipinahihintulot, maaaring paiksiin sa dalawang Rak`ah ang Salah na binubuo na apat na Rak`ah. Kung nilayon niya manatili sa isang lugar sa panahon ng paglalakbay nang higit sa apat na araw (20 Salah), kukumpletuhin ang Salah magmula sa pagdating doon at hindi paiiksiin. Kung ang naglalakbay ay naging tagasunod sa isang Imam na nakadestino o nakalimutan niyang isagawa ang isang Salah noong hindi pa siya naglalakbay at naalaala ito sa oras ng paglalakbay na o ang kabaliktaran nito, kailangan niyang kumpletuhin ang bawa't Salah na nabanggit. Maaaring magkukumpleto ng Salah ang naglalakbay, nguni't ang pagpapaiikli ay mainam.

**Ang Salah sa Jumu`ah:** Ito ay higit na mainam kaysa sa Salah na Dhuhr. Ito ay nakabukod na Salah hindi Dhuhr na pinaikli. Kaya hindi ipinahihintulot na gawing apat na Rak`ah at hindi isinasagawa nang may layuning para sa Dhuhr. Hindi talagang ipinahihintulot na isama ito sa `Asr, kahit pa man mayroong dahilang pagsamahin.

**Ang Witr:** Ito ay Sunnah. Ang oras nito ay magmula sa oras ng Salah na `Isha' hanggang sa sumapit ang madaling-araw. Ang pinakakaunting Rak`ah nito ay isang Rak`ah at ang pinakamarami nito ay 11 Rak`ah. Magsasagawa ng Taslím sa bawa't dalawang Rak`ah, at ito ang pinakamainam. Ang pinakamababang bilang ng kabuuan nito ay tatlong Rak`ah na may dalawang Taslim. Sunnah na basahin ang: Surah Al-a`laa sa unang Rak`ah, ang Surah Al-Kafirun sa ikalawang Rak`ah at ang Surah Al-Ikhlas sa ikatlo. Nakabubuting isagawa ang Qunut pagkatapos ng Ruku` habang itinataas ang mga kamay at mananalangin nang may tinig kahit siya ay nagsasagawang mag-isa.

**Ang Salah para sa Patay (Salatul Janazah):** Paliliguan ang patay na Muslim, babalutin siya, magdarasal para sa kanya, at dadalhin siya sa libingan. Ang pagpapalibing sa kanya ay tungkulin lamang ng ilan sa mga Muslim, maliban sa Shaheed (namatay) sa digmaan (alang-alang sa Allah) sapagka't ito ay hindi

---

Pagkatapos ay magsasabi ka sa kabuuan ng isandaan ng: ***Laa ilaaha illallaah wahdahu laa shareeka lah, lahul mulku wa lahul hamdu wa huwa `alaa kulli shay-in qadeer.*** (Walang [tunay na] Diyos maliban sa Allah: tanging Siya, wala Siyang katambal. Ukol sa Kanya ang paghahari at ukol sa Kanya ang papuri, at Siya sa bawa't bagay ay makapangyarihan.)
Pagkatapos ay babasahin ang Áyatul Kursi (Qur'an 2:255), ang Surah Al-Ikhlas, ang Surah Al-Falaq, at ang Surah An-Nas. Uulitin ng tatlong beses ang Surah Al-Ikhlas, ang Surah Al-Falaq, at ang Surah An-Nas, pagkatapos ng Salah sa Fajr at Maghrib.

paliliguan at hindi babalutin ng pambalot sa patay. Ipinahihintulot na magdasal para sa kanya. Ililibing siya sa kalagayang kinamatayan niya. Babalutin ang lalaki sa tatlong pirasong telang puti at ang babae naman ay sa limang piraso: isang tapis, isang belo, isang pang-itaas, at dalawang pambalot. Sunnah na tumayo ang Imam at ang nag-iisang nagsasagawa nito sa tapat ng dibdib ng patay na lalaki at sa kalagitnaan ng patay na babae. Magsasagawa ng Takbir nang apat na ulit habang inaangat ang mga kamay sa bawa't Takbír. Magsisimula sa unang Takbír at saka sasambit ng ***A`oodhu billaahi minash-shaitaanir rajeem*** at ***Bismillaahir rahmaanir raheem*** at bibigkas nang tahimik ng Al-Fatihah lamang. Pagkatapos ay sasambit ng Takbír sa ikalawang pagkakataon at babanggit ng panalangin para sa Propeta: ***Allaahumma salli `alaa muhammadin wa `alaa aa-li muhammad, kamaa sallaita `alaa ibraaheema wa `alaa aa-li ibraheema innaka hameedum majeed. Allaahumma baarik `alaa muhammad wa `alaa aa-li muhammad kamaa baarakta `alaa ibraaheema wa `alaa aa-li ibraheema innaka hameedum majeed.*** Pagkatapos ay magsasagawa ng Takbír sa ikatlong pagkakataon at mananalangin para sa patay. Pagkatapos ay magsasagawa ng Takbír sa ikaapat na pagkakataon at titigil nang kaunti. Pagkatapos ay magsasagawa ng Taslím habang lumilingon sa kanan.

Ipinagbabawal ang pag-angat ng puntod nang higit sa isang dangkal, ang pagpapalitada nito, ang paghalik dito, ang pag-insenso rito, ang pagsusulat dito, at ang pag-upo o paglalakad sa ibabaw nito. Ipinagbabawal ang mag-ilaw sa mga libingan, ang magsagawa ng Tawáf sa palibot ng mga ito, at ang magpatayo ng Masjid sa ibabaw nito o ang maglibing ng patay sa loob ng Masjid. Kinakailangang sirain ang mga kupola (dome) sa ibabaw ng puntod.

✷ Walang takda sa mga pananalita ng pakikiramay. Kabilang sa mga ito ang pagsasabi ng nakikiramay: ***A`dhamallaahu ajraka wa ahsana `azaaka wa ghafara limayyitika*** (Palakihin ng Allah ang gantimapala sa iyo, pagandahin niya ang pampalubag-loob sa iyo, at patawarin Niya ang patay mo). Sa pakikiramay sa Muslim dahil sa Kafir (di-muslim na yumao): ***A`dhamallaahu ajraka wa ahsana `azaaka*** (Palakihin ng Allah ang gantimpala sa iyo at pagandahin niya ang pampalubag-loob sa iyo). Nguni't ipinagbabawal ang pakikiramay sa Kafir (di-muslim) na kahit pa ang yumao ay isang muslim.

✷ Kapag nalaman ng isang tao na ang mag-anak ng isang namatayan ay nananaghoy sa pagkamatay nito, kinakailangang payuhan niya sila na itigil ang pananaghoy dahil kung hindi ay magdurusa ang patay dahil sa panaghoy nila.

✷ Nagsabi si Imam Ash-Shafi`iy, kahabagan siya ng Allah: Kinasusuklaman ang pananatili sa namatayan para magpahayag ng pakikiramay. Ito ay ang pakikipagkita sa mag-anak ng patay sa isang bahay upang sadyain sila ng sinumang nagnanais na magpahayag ng pakikiramay. Bagkus, nararapat na lumisan sila para sa kanilang mga pangangailangan, maging mga lalaki man o mga babae.

✷ Sunnah (isang kabutihan) na gawan ng pagkain ang mag-anak ng namatayan at kinasusuklaman na makikain sa pagkain nila o gumawa ng pagkain para sa nakikipagkita sa kanila.

✷ Sunnah ang pagdalaw sa libingan ng isang Muslim nang hindi na nagsasagawa ng isang paglalakbay. Ipinahihintulot ang pagdalaw sa libingan ng isang Kafir (di-muslim) at hindi ipinagbabawal sa isang Káfir na dumalaw sa libingan ng isang Muslim.
✷ Sunnah sa sinumang pumasok sa sementeryo na magsabi ng: ***Assalaamu `alaykum daara qawmim mu'mineen*** ( o assalaamu `alaykum ahlad diyaar minal mu'mineen); ***wa innaa inshaa allaahu bikum laahiqoon; yarhamullaahu almustaqdimeena minnaa wal musta'khireen; nas-alullaaha lanaa wa lakum al-`aafiyah; allaahumma laa tahrimnaa ajrahum wa laa taftinnaa ba`dahum; waghfir lanaa wa lahum***.[1]

**Ang Salah sa dalawang `Eid:** Ito ay tungkulin ng ilan sa mga Muslim lamang [at hindi sa bawa't Muslim]. Ang oras nito ay gaya ng Salah na Dhuha. Kung nalaman ang pagsapit ng `Eid sa oras ng Dhuhr, isasagawa ito kinabukasan bilang Qada' (pagbayad). Ang mga kondisyon nito gaya ng sa Salah sa Jumu`ah maliban sa dalawang Khutbah [dahil isinasagawa ang mga ito dito pagkatapos ng Salah]. Hindi kanais-nais ang pagsagawa ng Sunnah na Salah sa pagdarasalan bago o matapos ito isagawa. Ang pamamaraan ng pagsasagawa nito: Dalawang Rak`ah ito. Magsasabi ng anim na Takbír sa unang Rak`ah matapos sabihin ang Takbeeratul Ihrám (Allaahu Akbar) at bago bigkasin ang A`oodhu billaahiminash shaytaanir rajeem, at sa ikalawang Rak`ah naman ay magsasabi ng limang Takbír habang inaangat ang mga kamay sa bawa't Takbír bago bumigkas ng Qur'an. Pagkatapos ay bibigkasin ang ***A`oodhu billaahiminash shaytaanir rajeem***. Pagkatapos ay bibigkasin nang malakas ang Al-Fatihah at pagkatapos nito ay bibigkasin ang Surah Al-A`la (87) para sa unang Rak`ah at ang Surah Al-Ghashiyah (88) para sa ikalawang Rak`ah. Kapag nakapagsagawa na ng Taslím ang Imam ay magbibigay na siya ng dalawang Khutbah (talumpati) gaya ng dalawang Khutbah sa Jumu`ah nguni't nakabubuting damihan sa sandaling ito ang pagsambait ng Takbír. Kung isinagawa ang Salah sa `Eid na gaya ng karaniwang Salah na Sunnah, tumpak pa rin ito dahil ang mga karagdagang Takbír ay Sunnah lamang [at hindi ubligado].

**Ang Salah kapag may Eklipse:** Ito ay Sunnah. Ang oras nito ay sa pagsisimula ng eklipse ng araw o buwan hanggang sa maglaho ito. Hindi na pinapalitan ang pagsasagawa rito bilang pagbabayad kung nawala na ang eklipse. Ito ay dalawang Rak`ah; sa unang Rak`ah ay binibigkas nang malakas rito ang Al-Fatihah at ang isang mahabang Surah. Pagkatapos ay yuyukod nang matagal. Pagkatapos ay iaangat ang katawan, magsasabi ng: ***Samee`allaahu liman hamidah*** [at ang] ***rabbanaa wa lakalhamd***, at hindi magpapatirapa. Bagkus ay bibigkasin na naman ang Al-Fatihah at ang isang mahabang Surah. Pagkatapos ay yuyukod nang matagal. Pagkatapos ay iaangat ang katawan. Pagkatapos ay magpapatirapa ng

---

1 Ang kapayapaan ay sumainyo, o tahanan ng mga [namatay na] mananampalataya (o mga nanunuluyan sa mga libingan), mula sa mga mananampalataya. Tunay na kami, kung niloob ng Allah, sa inyo ay susunod. Kahabagan nawa ng Allah ang mga nauna sa amin at ang mga mahuhuli sa amin. Hinihiling namin sa Allah para sa amin at para sa inyo ang kalusugan. O Allah, huwag Mo kaming pagkaitan ng gantimpala [dahil sa pagkamatay] nila, huwag Mo kaming subukin ngayong wala na sila, at patawarin Mo kami at sila.

dalawang matagal na pagpapatirapa. Pagkatapos ay isasagawa ang ikalawang Rak`ah na gaya ng unang Rak`ah. Pagkatapos ay bibigkasin ang Tashahhud at magsasagawa ng Taslím. Kapag may Ma'mum (sumusunod) na dumating matapos ang unang pagyukod, hindi na nito naabutan ang Rak`ah na ito.

**Ang Salah na Istisqa' (paghingi ng ulan):** Sunnah (nakabubuti) ito kapag nagkaroon ng tagtuyot at kumaunti ang ulan. Ang oras nito, ang pamamaraan nito, at ang mga patakaran dito ay gaya ng sa Salah sa `Eíd kaya nga lamang ay magbibigay ng iisang Khutbah (talumpati) pagkatapos ng Salah. Sunnah na baliktarin ang balabal sa katapusan nito tanda ng pag-aasam na mapapalitan ang kalagayan.

**Ang mga kusang-loob na Salah:** Napatunayan na siya [ang Propeta ﷺ] ay nagsasagawa sa bawa't araw bukod sa mga isinatungkulin ng labing dalawa na Rak`ah: ito ay mga sumusunod: dalawang Rak`ah bago ang Fajr, apat bago ang Dhuhr [tigdadalawang Rak`ah] at dalawa pagkatapos nito, dalawa pagkatapos ng Maghrib at dalawa rin pagkatapos ng `Isha'. At mayroon ding naiulat tungkol sa kanya bukod sa mga kusang-loob na ito.

**Ang mga oras na ipinagbabawal dito ang pagsasagawa nito:** ipinagbabawal ang pagsasagawa ng isang buong Salah o bahagi lang nito sa mga oras na napatunayang ipinagbabawal ang pagsasagawa ng Salah dito. Ito ay ang mga sumusunod: **1).** Simula sa pagsikat ng bukang liwayway hanggang sa pagsikat ng araw. Ang taas nito ay katumbas ng haba ng isang sibat. **2).** Sa sandaling ang araw ay nasa kalagitnaan ng langit hanggang sa lumihis ito. **3).** Simula sa pagkatapos ng Salah sa `Asr hanggang sa paglubog ng araw. Tungkol naman sa mga Salah ng mayroong partikular na mga kadahilanan ay ipinahihintulot sa mga oras na ito: gaya Tahiyyatul Masjid, dalawang Rak`ah para sa Tawaf, Sunnah ng Fajr, Salah sa patay, dalawang Rak`ah para sa Wudu' at isinasagawang pagpapatirapa para sa Tilaawah (dahil sa nabigkas na talatang itinatagubiling magpapatirapa) at para sa pasasalamat.

**Ang mga Alituntuning Kaugnay sa mga Masjid:** Ang pagpapatayo sa mga ito ay isang tungkulin ayon sa antas ng pangangailangan. Ito ang mga lupalop ng kalupaan na higit na pinakamamahal sa Allah. Ipinagbabawal na idaos sa loob nito ang pagkakantahan, palakpakan, plauta (tugtugin), pagbibigkas ng tula na ipinagbabawal, paghahalubilo ng lalaki't babae, pagtitipon, pagbibili at pagbebenta. Nakabubuting sabihin sa kanya: Hindi sana palalaguin ng Allah ang iyong kalakalan. Ipinagbabawal na pinaghahanapan ito ng mga nawawalang bagay, nakabubuting sabihin ng sinumang nakarinig nito: Huwag sanang ibalik ito ng Allah sa iyo. Ipinahihintulot ang pagtuturo para sa mga batang walang maidudulot na kapinsalaan, pagkakasundo sa kasal, pagtatakda ng hatol, pagbibigkas ng tula na ipinahihintulot, pagtulog dito ng isang nagsasagawa ng I`tikaf at iba rito, pansamantalang pagtigil ng isang panauhin, may sakit at pagtulog sa tanghaling-tapat. Kaaya-aya ang pangalagaan ito laban sa kaingayan, pagtatalo, pagtaltalan, pagtataas ng boses na kasuklam-suklam, at na gawin itong daraanan na hindi naman kailangan. Kinasusuklaman dito ang salitang walang kabuluhan na kaugnay sa makamundong bagay. Hindi gagamitin ang mga karpet nito, mga ilaw at ang koryente nito para sa kasalan o kasiyahan.





# Ang Zakah

**Ang mga Uri ng Zakah:** Isinasatungkuling ang pagpataw ng Zakah sa apat na uri: **Una:** Ang mga inaalagaang hayop na kumakain ng damo, **Pangalawa:** Ang produkto ng lupa, **Pangatlo:** Ang mamahaling metal, at **Pang-apat:** Ang paninda ng pangangalakal.

**Ang mga kondisyon ng pagka-ubligado ng Zakah: Hindi isinasatungkulin ito malibang alinsunod sa limang kondisyon: 1).** Ang pagiging kaanib ng Islam, **2).** Ang pagiging malaya, **3).** Ang pagkaabot sa Nisab (minimum na bilang o halaga), **4).** Ang kalubusan ng pagmamay-ari, **5).** Ang paglipas ng isang buong taon, maliban sa produkto ng lupa.

**Ang Zakah ng mga hayupan: Ang mga ito ay tatlong uri: ang kamelyo, ang baka, at ang tupa. Upang maging ubligado ang pagpataw ng Zakah sa mga ito ay may dalawang kondisyon: 1.** Na nanginginain ang mga ito sa pastulan sa buong taon o sa higit na maraming bahagi ng taon. **2.** Na ang mga ito ay para gatasan at paramihin hindi para pantrabaho. Kung ang mga ito ay para ikalakal, pinapatawan ito ng Zakah na tulad ng sa paninda ng pangangalakal.

**Ang Zakah ng Kamelyo:**

| **Bilang** | **1 - 4** | **5 - 9** | **10 - 14** | **15 - 19** | **20 - 24** | **25 - 35** | **36 - 45** | **46 - 60** | **61 - 75** | **76 - 90** | **91- 120** |
|---|---|---|---|---|---|---|---|---|---|---|---|
| **Zakah** | wala | 1 tupa | 2 tupa | 3 tupa | 4 tupa | 1 bint makhad | 1 bint labun | 1 hiqqah | 1 jadh`ah | 2 bint labun | 2 hiqqah |

Kapag lumabis sa 120, isang Hiqqah para sa bawa't 50 at isang bint Labun para sa bawa't 40. Ang bint Makhad ay 1 taong babaeng kamelyo. Ang bint Labun ay 2 taong babaeng kamelyo. Ang Hiqqah ay 3 taong babaeng kamelyo. Ang Jad`ah ay 4 taong babaeng kamelyo.

**Ang Zakah ng Baka:**

| **Bilang** | **1 – 29** | **30 - 39** | **40 - 59** |
|---|---|---|---|
| **Zakah** | wala | Tabee` | Musinn |

Kapag umabot sa 60 pataas, isang Tabee` para sa bawa't 30 at isang Musinn para sa bawa't 40. Ang Tabee` ay isang taong guya, at ang Musinn ay dalawang taong guya.

**Ang Zakah ng Tupa:**

| **Bilang** | **1 – 39** | **40 - 120** | **121 - 200** | **201 - 399** |
|---|---|---|---|---|
| **Zakah** | Wala | 1 Shah | 2 Shah | 3 Shah |

Kapag umabot sa 400 pataas, isang tupa para sa bawa't 100. Hindi kukunin bilang Zakah sa tupa ang lalaking tupa, ni ang matanda, ni ang bulag sa isang mata, ni ang nagpapasuso sa anak, ni ang buntis, ni ang mamahalin.
(Ang Shah ay 6 buwang tupa o 1 taong kambing).

**Ang Zakah ng produkto ng lupa:** Isinasatungkuling ang pagpataw ng Zakah mula sa pananim sa bawa't butil at bunga, alinsunod sa tatlong kondisyon:

**1).** Na ang pananim ay isang uring natatakal at naiimbak gaya ng barley at trigo para sa butil at gaya ng ubas at datiles para sa bunga. Tungkol naman sa hindi natatakal, ni

naiimbak gaya ng mga gulay, mga talbos, at tulad ng mga ito, walang pataw na Zakah sa mga ito.
**2).** Ang pagkaabot sa Nisab. Ito ay 653 kilogramo pataas.
**3).** Na ang pananim ay pag-aari sa oras ng pagsasatungkulin ng pagpataw sa Zakah. Ang oras ng pagsasatungkulin ng pagpataw sa Zakah ay ang paglitaw ng kahustuhan ng datiles o ang paglitaw ng kahustuhan ng bunga o paglitaw ng kahustuhan ng prutas: Sa pamamagitan ng pamumula o paninilaw. Ang mga butil naman ay sa pamamagitan ng pagtigas at pagkatuyo nito.

Isinasatungkulin ang pataw na **10%** ng ani para sa napatutubigan nang walang pagpapakapagod gaya ng napatutubigan ng mga ulan o mga ilog at ang pataw na **5%** ng ani para sa napatutubigan nang may paggugol o pagpapakapagod gaya ng tubig na hinahango sa mga balon at mga tulad nito. Tungkol naman sa pagpapatubig na may pagpapakahirap sa ilan sa mga araw ng taon at walang pagpapakahirap sa iba pang mga araw ng taon, ang porsiyento nito ay ayon sa pinakamadalas sa dalawang ito at ang pagtutuos ay ayon sa proporsiyon ng mga araw na may pagpapakahirap sa pagpapatubig at mga araw na walang pagpapakahirap.

**Ang Zakah ng Mamahaling Metal.**

Ito ay dalawang uri:
**1).** Ang ginto; walang pataw na Zakah ito hangga't hindi umabot sa **85 gramo**.
**2).** Ang pilak; walang pataw na Zakah hangga't hindi umabot sa **595 gramo**.

Walang Zakah ang perang metal at ang perang papel hangga't hindi umabot ang halaga ng mga ito, sa oras na pagpapataw ng Zakah, sa pinakamababa sa halaga ng Nisab ng ginto o pilak. Ang porsiyento ng Zakah na ipinapataw sa mamahaling metal at pera ay **2½%.**

Ang mga alahas na ipinahihintulot at nakalaan sa paggamit ay walang pataw na Zakah, samantalang ang ikinakalakal o itinatago lamang ay may pataw na Zakah.

Ipinahihintulot sa mga babae ang lahat ng nakaugaliang isinusuot na ginto at pilak. Ipinahihintulot ang paglalagay ng kaunting pilak sa nilalagyan ng pagkain o inumin. Ipinahihintulot sa mga lalaki ang pagsusuot ng kaunting pilak gaya ng singsing, salamin, at mga tulad nito. Tungkol naman sa ginto, ipinagbabawal na maglagay ng anuman mula rito sa nilalagyan ng inumin at pagkain. Ipinahihintulot sa lalaki ang kaunting nakakabit sa ibang bagay gaya ng butones sa damit at nakakapit sa ngipin, nang walang pagwawangis sa mga babae.

Ang sinumang may mga yaman na nadadagdagan at nababawasan, at mahirap para sa kanya na tantiyahin ang Zakah ng bawa't halaga sa mga ito sa pag-iisang taon nito, magbibigay siya ng Zakah sa isang araw na itinatakda niya sa isang taon at sa araw na iyon ay titingnan niya kung magkano ang minamay-ari niya. Kukunin niya rito ang **2½%** kahit ang iba sa yaman niya hindi pa umabot sa isang taon. Ang may tinatanggap na suweldo o may pinauupahang gaya ng bahay o lupa, kung walang naipon mula rito, ay wala ring Zakah na ipapataw para rito kahit gaano man karami ang kinita. Kung may naiipon mula rito, papatawan ng Zakah ang naipon kung nalipasan ng isang taon. Kung mahirap para sa kanya, magtatakda siya ng isang araw sa isang taon para sa pagbibigay ng Zakah gaya ng naunang nabanggit.

**Ang Zakah sa Utang:** Ang sinumang may pautang sa isang may kakayahang magbayad o may ari-ariang maaari niyang kunin bilang bayad ay kailangang magbigay siya ng pataw na mga Zakah para rito kapag nabawi na niya ito para sa nagdaan na mga taon maging gaano man karami. Kung imposibleng mabawi, gaya ng pautang sa isang naging bangkarota, wala nang pataw na Zakah ito dahil wala siyang kalayaang pangasiwaan ito.

**Ang Zakah sa mga paninda ng pangangalakal:** Walang Zakah ito malibang alinsunod sa apat na kondisyon: **1).** Na ganap ang pagmamay-ari rito, **2).** Na naglalayon siyang ikalakal ito, **3).** Na umabot ang halaga nito sa Nisab: ito ay mas mababa sa halaga ng Nisab ng ginto o pilak, **4).** Ang pagkalubos ng isang taon. Kaya kapag natupad ang mga kondisyon na ito, ilalabas ang Zakah mula sa halaga nito. Kung mayroon siyang ginto o pilak o pera, isasama ang mga ito sa halaga ng paninda upang malubos ang Nisab. Kapag nilayon niya sa panindang ikinakalakal ang pansariling paggamit nito gaya ng damit, bahay, sasakyan, at mga tulad nito, wala nang Zakah ang mga ito. Pagkatapos kung nilayon sa mga ito matapos niyon na ikalakal, sisimulan niya para rito ang pagbilang ng isang taon.[1]

**Ang Zakatul Fitr:** Ito ay isinasatungkulin sa bawa't Muslim kapag nagmay-ari siya ng yamang nakahihigit sa halaga ng pagkain niya at pagkain ng mag-anak niya sa gabi [na kinabukasan ay `Eid] at araw ng `Eid. Ang sukat nito ay 2¼ kilogramo ng pagkain ng bayan niya para sa bawa't isang tao, lalaki man o babae. Ang sinumang may tungkuling magbigay nito ay may tungkulin ding magbigay nito sa gabing [kinabukasan ay] `Eid para sa sinumang may tungkulin siyang suportahan kapag nagmay-ari siya nito. Kaaya-aya na ibigay ito sa araw ng `Eid bago ang Salah. Hindi ipinahihintulot na ibigay ito matapos ang Salah sa `Eid. Ipinahihintulot na agahan ang pagbibigay nito ng isang araw o dalawang araw bago ang `Eid. Ipinahihintulot din na ibigay sa isang tao ang kinakailangan sanang ibigay sa marami o ibigay sa marami ang kinakailangan sanang ibigay sa isang tao.

**Ang Pagbibigay ng Zakah:** Isinasatungkuling ibigay ang Zakah kaagad-agad. Kinakailangang magbigay nito para sa bata o baliw ang kanilang tagatangkilik. Sunnah (nakabubuti) na ihayag ito at ipamahagi ng may-ari nito mismo. Isang kondisyon sa pagbibigay nito ang layunin ng may tungkuling magbigay. Hindi matatanggap kung naglayon lamang na magbigay ng kawanggawang pangkalahatan, kahit pa man ikinawanggawa niya ang lahat ng yaman niya. Ang pinakamainam ay italaga ang Zakah na ipinapataw sa bawa't ari-arian sa mga maralita ng sariling bayan. Ipinahihintulot na ilipat ito sa ibang bayan para sa kapakanan. Tanggap at tama rin na ibigay ang Zakah para sa dalawang taon kapag nabuo ang Nisab.

---

1 Ang Nisáb ng paninda ay katumbas sa halaga ng 85 gramong ginto o sa halaga ng 595 gramong pilak. Maaari niyang piliin kung alin sa dalawang ito ang pinakamababang halaga ng Nisab sa oras ng pagbibigay ng Zakah.

## Ang mga Karapat-dapat sa Zakah:

**Sila ay walo:** 1. ang **mga maralita (lubhang mahirap)**,
2. ang mga **dukha (mahirap)**,
3. ang **mga naglilingkod sa pagkalap ng Zakah**,
4. ang **mga mapalulubag-loob ang mga puso** sa Islam,
5. ang **pagpapalaya ng alipin**,
6. ang **mga baon sa pagkakautang**,
7. ang nakikibaka sa **landas ng Allah**,
8. ang kinapos na **manlalakbay**. Bibigyan ang lahat ng ito ng Zakah ayon sa pangangailangan maliban sa taong naglilingkod sa pagkalap nito sapagka't bibigyan siya ayon sa takdang suweldo niya kahit pa man siya ay isang mayaman. Tatanggapin na ibigay ito ng isang tao sa mga Khawarij at sa mga naghihimagsik kapag nasakop nila ang bayan niya. Tatanggapin pa rin kapag kinuha ito ng namumuno sa bayan, sapilitan man o kusang-loob ibinigay, naging makatarungan man siya o naging mapaniil.

Hindi tatanggapin na ibigay ng isang Muslim ang Zakah sa Kafir (di-muslim), sa alipin, sa mayaman, sa sinumang tungkulin niyang suportahan, at sa angkan ni Hashim (ang Angkang kinabibilangan ng Propeta ﷺ). Kung ibinigay niya ito sa hindi karapat-dapat dito nang hindi niya nalalaman at pagkatapos ay nalaman niya, hindi ito tanggap bilang Zakah, maliban kung ibinigay niya ito sa inaakala niyang isang maralita at pagkatapos ay lumabas na mayaman pala, ito ay tanggap.

**Ang kawanggawa na kusang-loob:** Sinabi ng Sugo ng Allah (ﷺ): **"Tunay na kabilang sa iuugnay sa mananampalataya mula sa gawa niya at magagandang nagawa niya pagkaraan ng kanyang kamatayan ay ang kaalamang itinuro niya at ipinalaganap niya, ang anak na matuwid na naiwan niya, Mushaf (talaan ng mga babasahin) na ipinamana niya, o Masjid na ipinatayo niya, o bahay na ipinatayo niya para tuluyan ng kinapos na manlalakbay, o ilog na pinadaloy niya, o kawanggawa na inilabas niya mula sa yaman niya sa panahon ng kalusugan niya at buhay niya. ito ay iuugnay sa kanya matapos ang kamatayan niya."** [Ibnu Majah].





# Ang Pag-aayuno

Isinasatungkulin ang pag-aayuno sa Ramadhan sa bawa't Muslim na may wastong pag-iisip, tamang edad, kakayahang mag-ayuno, at hindi nireregla o may Nifas (nagdurugo sanhi ng panganganak...). Uutusan ang bata na mag-ayuno kung makakaya nito upang makasanayan niya. Nalalaman ang pagsapit ng buwan ng Ramadhan sa pamamagitan ng alin sa dalawa: **1).** Ang pagkakita ng bagong buwan ayon sa pagsaksi ng isang Muslim na makatarungan at pumapasan na ng tungkulin kahit babae pa; **2).** Ang pagkabuo ng 30 araw ng Sha`ban. Nagsisimula ang pagka-ubligado nito simula sa pagsikat ng tunay na bukang-liwayway hanggang sa lumubog ang araw. Kailangan sa ubligadong pag-aayuno na magkaroon ng layunin bago magbukang-liwayway.

**Ang mga Nakasisira sa Pag-aayuno: 1).** Ang pakikipagtalik. Kailangan niyang magsagawa ng Qada' (pagbabayad sa nasirang araw) at magbigay ng Kaffarah (bayad sala). At ito ay ang pagpapalaya ng isang alipin; nguni't kung hindi nakakita ng mapalalaya ay pag-aayuno ng dalawang buwang magkasunod; nguni't kung hindi makakaya ay pagpapakain ng 60 dukha; nguni't kung hindi makakita ay wala na siyang gagawin. **2).** Ang paglabas ng punlay dahil sa paghalik o paghipo o *masturbation*, nguni't hindi masisira ang pag-aayuno kung ito ay dahil sa *wet dream*. **3).** Ang pagkain o ang pag-inom nang sinasadya, nguni't kung nakalimot lamang ay tumpak pa rin ang pag-aayuno niya. **4).** Ang pagpapalabas ng dugo sa pamamagitan ng Hijamah o pagbibigay nito, nguni't ang kaunting pagpapalabas ng dugo para sa pagsusuring medikal o ang anumang lumabas nang hindi sinasadya gaya ng pagkasugat at balinguyngoy ay hindi makasisira sa pag-aayuno. **5).** Ang pagsuka nang sadya.

Kapag nakalunok ng alikabok at umabot sa lalamunan, o nagmumog o nakasinghot ng tubig at may umabot na tubig sa lalamunan, o nakapag-isip at may lumabas na punlay, o dumanas ng wet dream, o may lumabas sa kanya na dugo o suka nang hindi sinasadya, hindi masisira ang pag-aayuno niya.

Ang sinumang nakakain sa pag-aakalang gabi na nguni't natalos na araw pa pala, kailangan niyang magsagawa ng Qada'. Ang sinumang kumain sa gabi habang nagdududa sa pagsapit ng madaling-araw, hindi nasira ang pag-aayuno niya. Samantalang kung nakakain sa araw samantalang nagdududa sa paglubog ng araw, kailangan niyang magsagawa ng Qada'.

**Ang mga Patakaran kaugnay sa mga hindi nag-aayuno:** Ipinagbabawal ang hindi pag-aayuno sa Ramadhan para sa sinumang walang tanggap na dahilan. Kinakailangang hindi mag-ayuno ang nireregla o ang may Nifas, ang sinumang nangangailangang hindi muna mag-ayuno upang sumagip ng isang buhay mula sa isang kapahamakan. Sunnah (nakabubuti) ang hindi mag-ayuno para sa isang naglalakbay na pinahihintulutang magpaikli ng Salah kapag siya ay nahihirapan sa pag-aayuno at para sa isang maysakit na pinangangambahang makasasama ang mag-ayuno. Ipinahihintulot din sa isang naninirahan na naglakbay sa loob ng maghapon ang hindi pag-ayuno at sa isang nagdadalang-tao o isang nagpapasuso na nangangamba para sa sarili nila o para sa anak nila. Ang lahat ng ito ay kailangang magsagawa ng Qada' lamang. Magdadagdag ang nagdadalang-tao o ang

nagpapasuso ng pagpapakain sa dukha para sa bawa't araw [na hindi napag-ayunuhan bukod pa sa Qada'], kapag nangambang makasasama ito sa anak lamang.
Ang sinumang walang kakayahang mag-ayuno dahil sa katandaan o karamdamang hindi maaasahang gumaling ay magpapakain ng isang dukha para sa bawa't araw na hindi napag-ayunuhan at wala nang Qada' para sa kanya.
Ang sinumang naantala sa pagsasagawa ng Qada' dahil sa isang katanggap-tanggap na dahilan hanggang sa naabutan siya ng isa pang Ramadhan, kailangan niyang magsagawa ng Qada' lamang. Kung wala namang katanggap-tanggap na dahilan sa pagkaantala nito, magpapakain siya ng isang dukha na may kalakip na Qada' para sa bawa't araw na hindi napag-ayunuhan. Kung hindi naisagawa ang Qada' dahil sa isang katanggap-tanggap na dahilan at namatay siya, wala siyang pananagutan. Kung wala namang katanggap-tanggap na dahilan [sa hindi pagkakasagawa ng Qada'], ay magpapakain alang-alang sa kanya ng isang dukha para sa bawa't araw. Sunnah (nakabubuti) para sa kaanak niya na mag-ayuno para sa anumang napabayaan niya na Qada' para sa pag-aayuno sa Ramadhan o para sa pag-aayunong panata niya at na isagawa ang bawa't panata niya bilang pagsunod [sa Allah] para sa kanya.
Ang sinumang tumigil muna sa pag-aayuno bunsod ng isang katanggap-tanggap na dahilan at pagkatapos ay naglaho ang dahilan niya sa mga sandali ng maghapon ng Ramadhan ay kailangang tumigil sa pagkain at pag-inom. Kung yumakap ang tao sa Islam, o tumigil ang regla ng babae, gumaling ang maysakit, o dumating ang naglalakbay, o umabot sa tamang edad ang bata, o nanumbalik ang pag-iisip ng baliw sa mga sandali ng maghapon ng Ramadhan samantalang ang mga ito ay hindi nag-aayuno, kinakailangang magsagawa sila ng Qada' kahit pa pinag-ayunuhan nila ang nalalabing bahagi ng maghapon. Ang sinumang pinahintulutan na hindi mag-ayuno sa Ramadhan ay hindi nararapat na mag-aayuno sa ibang araw bukod sa Ramadhan.
**Ang Kusang-loob na Pag-aayuno:** Ang pinakamainam dito ay ang pag-aayuno sa isang araw at hindi pag-aayuno sa sumunod na araw. Pagkatapos ay ang pag-aayuno sa Lunes at Huwebes. Pagkatapos ay ang pag-aayuno ng tatlong araw sa bawa't buwan at ang pinakamainam dito ay ang tinatawag na mga puting araw: ang ika-13, ika-14, at ika-15 sa bawa't buwan ng kalendaryo ng Islam. Sunnah (nakabubuti) na mag-ayuno sa higit na maraming araw sa mga araw ng Muharram at Sha`ban, sa araw ng `Áshura', sa araw ng `Arafah, at sa anim na araw sa Shawwal. Kinasusuklaman ang pagtangi sa Rajab, sa Biyernes, at Sabado ng isang pag-aayuno at gayon din ang pag-aayuno sa araw na nakalilito: ito ay ang ikatatlumpo ng Sha`ban kapag hindi maulap ang kalangitan. Ipinagbabawal ang pag-aayuno sa araw ng `Eid Al-Fitr at `Eid Al-`Adh-ha, at sa mga araw ng Tashriq: ang ika-11, ika-12, at ika-13 ng Dhul Hijjah maliban sa isang nagsagawa ng Hajj na Tamattu` o Qiran na kailangang mag-ayuno.

## Mga Babala:

✷ Ang sinumang may malaking Hadath gaya ng Junub (matapos makipagtalik), at ng nireregla at may Nifás na tumigil na ang pagdurugo nila bago nagmadaling-araw ay maaari nilang ipagpaliban ang Ghusl (paligo) hanggang sa matapos ang Adhan ng Fajr at unahin ang Sahur (almusal), sa gayon ang pag-aayuno ay tumpak.

✷ Ipinahihintulot na gumamit ang babae ng gamot na nagpapahuli sa pagdating ng regla niya sa Ramadhan sa layuning makilahok nang lubos sa kapwa mga Muslim sa pagsunod nila kung ligtas naman sa kapinsalaan.

✷ Ipinahihintulot sa nag-aayuno ang paglunok ng laway o plema na nasa loob pa ng bunganga niya.

✷ Nagsabi ang Propeta (ﷺ): **"Hindi matitigil ang kalipunan ko sa mabuti habang nagmamadali sila sa Iftar (hapunan) at ipinahuhuli nila ang Sahúr (almusal)."** [Ahmad]. Sinabi pa niya: **"Hindi matitigil ang relihiyong Islam sa pananaig habang nagmamadali ang mga tao sa Iftár dahil ang mga Hudyo at ang mga Kristiyano ay nagpapahuli nito."** [Abu Dawud].

✷ Kaaya-aya na sumambit ng Du`a' sa sandaling isagawa ang Iftar. Sinabi ng Sugo (ﷺ): **"Ang nag-aayuno sa pagsasagawa ng Iftár ay may panalanging hindi tinatanggihan."** [Ibnu Majah]. Kabilang sa nasaad na mga Du`a' sa pagsasagawa ng Iftár ay sinabi ng Sugo (ﷺ): ***"Dhahabadh dhama-u wab tallatil `urooqu wa thabatal `ajru in shaa allaah."*** [Abu Dawud].[1]

✷ Ang Sunnah (alinsunod sa Propeta) na ang Iftár ay sisimulan sa manibalang na datiles. Kung wala nito ay hinog na datiles. Kung wala rin nito ay tubig.

✷ Nararapat sa nag-aayuno na iwasan ang paglalagay ng pulbos sa mata at ang gamot na ipinapatak sa mata o sa tainga sa oras ng pag-aayuno bilang pag-iwas na masangkot sa usaping pinagtatalunan nguni't kung siya ay nangangailangan nito, gaya ng pagpapagamot, ay walang masama kahit umabot pa ang lasa ng gamot sa lalamunan niya at ang pag-aayuno niya ay tumpak pa rin.

✷ Sunnah (nakabubuti) na gumamit ng Siwak sa lahat ng oras ng pag-aayuno at walang kinasusuklaman dito ayon sa tamang pananaw.

✷ Isinasatungkulin sa nag-aayuno ang umiwas sa panlilibak, paninirang-puri, pagsisinungaling, at tulad nito. Kung aalipustain siya o iinsultuhin siya ng isang tao ay sabihin niya: **"Ako ay nag-aayuno."** Sa pangangalaga niya ng dila niya at lahat ng bahagi ng katawan niya laban sa mga kasalanan ay napangangalagaan niya ang pag-aayuno niya sapagka't may nasaad buhat sa [Propeta ﷺ] na siya ay nagsabi: **"Ang sinumang hindi tumigil sa pagsasabi ng kabulaanan at sa paggawa ayon dito, ang Allah ay walang pangangailangan sa pagtigil niya ng pagkain niya at ng pag-inom niya."** [Al-Bukhari].

✷ Sunnah (nakabubuti) sa isang inanyayahan sa pagkain nguni't siya ay nag-aayuno na dumalangin para sa may-ari ng pagkain at kung siya naman ay hindi nag-aayuno, dapat siyang kumain.

✷ Ang Laylatul Qadr ay ang pinakamainam na gabi sa buong taon. Naitakdang magaganap ito sa huling sampung gabi ng Ramadhan. Ang pinakamalapit sa

---

1 Lumisan ang uhaw, nabasa ang mga ugat at natiyak ang gantimpala, kung loloobin ng Allah.

katiyakan na gabi ng kaganapan nito ay ang ika-27 na gabi. Ang paggawa ng matuwid sa gabing iyon ay higit na mabuti kaysa sa paggawa sa loob ng isang libong buwan. Ito ay may mga tanda na ang ilan ay ang sumusunod: ang pagsikat ng araw kinaumagahan nito nang maputi na walang maraming sinag at ang pagiging katamtaman ng klima. Maaaring maabutan ito ng isang Muslim nang hindi niya nalalaman. Ang hinihiling sa kanya ay magsikap sa pagsagawa ng pagsamba sa Ramadhan, lalo na sa sampung huling araw. Maging masigasig siya na walang makaliligtaang isang gabi sa mga gabi ng Ramadhan nang hindi nakapagtaguyod ng gabi. Kapag nagdasal siya ng Tarawíh sa Jama`ah (sama-samang pagdarasal) ay hindi siya lilisan hangga't hindi natatapos ng Imam ang Tarawíh nang lubusan upang maitala para sa kanya ang pagdalo sa pagtaguyod ng gabi.

✷ Ang sinumang nagsagawa ng kusang-loob na pag-aayuno ay nakabubuting lubusin niya ito at hindi isinasatungkulin. Subali't kung sinadya niyang sirain ito ay walang masama at walang Qada' (pagbabayad).

**Ang I`tikáf:** Ito ay ang pananatili ng isang Muslim na may wastong pag-iisip sa isang Masjid bilang pagsunod. Isang kondisyon dito na ang nagsasagawa ng I`tikáf ay malaya sa malaking Hadath [na nangangailangan ng paligo]. Hindi lalabas ang nagsasagawa ng I`tikáf maliban kung kailangan na kailangan, gaya ng pagkain, pagpunta sa palikuran, at pagsasagawa ng kinakailangang Ghusl, halimbawa. Nawawalan ito ng saysay dahil sa paglabas na hindi kailangan at sa pakikipagtalik. Sunnah (nakabubuti) na isagawa sa bawa't oras at sa Ramadhan ay higit na binibigyang-diin. Ang higit na binibigyang-diing panahon ng pagsasagawa nito ay ang sampung huling araw ng Ramadhan. Ang pinakamaiksing panahon ng I`tikáf ay isang oras. Kaaya-aya na hindi kukulang sa isang araw at isang gabi. Ang babae ay hindi magsasagawa ng I`tikáf nang walang pahintulot ng asawa niya. Sunnah (nakabubuti) sa nagsasagawa ng I`tikáf na magpakaabala sa pagsamba at pagsunod [sa Allah], na iwan ang karamihan sa mga bagay na ipinahihintulot, na umiwas sa anumang hindi pumapatungkol sa kanya.



# Ang Hajj at ang `Umrah

Isinasatungkulin ang pagsasagawa ng Hajj at `Umrah isang beses sa tanang buhay. Ang mga kondisyon sa pagkatungkulin ng mga ito: **1).** ang pagiging kaanib ng Islam, **2).** ang sapat na pag-iisip, **3).** ang sapat na gulang, **4).** ang pagiging malaya, **5).** ang kakayahan: ito ay ang pagkakaroon ng panggugol at masasakyan. Ang babae ay nadadagdagan ng ikaanim na kundisyon: ang makakasamang asawa o mahram na kailanman ay hindi niya maaaring mapangasawa at tanggap rin ang hajj niya kahit hindi kasama ito ngunit nagkakasala siya. Ang sinumang nagpabaya hanggang sa namatay na ay kukunan ang yaman niya ng panggastos para sa Hajj at `Umrah na isasagawa para sa kanya ng iba. Hindi tanggap ang Hajj at `Umrah na isinagawa ng isang Kafir (di-muslim) o isang baliw. Tanggap naman ang Hajj na isinagawa ng isang bata o isang alipin nguni't hindi makasasapat ito para sa kanila bilang Hajj na hinihiling ng Islam. Ang walang kakayahan gaya ng maralita, kapag nangutang at nagsagawa ng Hajj, ay tanggap ang Hajj niya.

Ang sinumang nagsagawa ng Hajj para sa iba nguni't hindi pa siya nakapagsagawa ng Hajj para sa sarili niya, ang Hajj na ito ay magiging para sa kanya.

**Ang Ihram:** Sunnah (nakabubuti) sa sinumang nagnanais na magsagawa ng Ihrám (pagpasok sa kalagayan ng Hajj) na magsagawa ng Ghusl (paligo), maglinis, magpabango, maghubad ng anumang kasuutang naisusuot sa pamamagitan ng kamay at paa, at magsuot ng malinis na puting Izár (tapis) at puting Ridá (balabal). Pagkatapos ay isasagawa ng Ihrám sa pamamagitan ng pagsasabi ng: ***Labbaykal laahumma `umratan o hajjan o `umratan wa hajjan***.[1] Kung nangambang baka maudlot ito ay maaari siyang magbigay ng kondisyon sa pamamagitan ng pagsabi niya ng: **In habasaní haabisun famahallí haythu habasataní**.[2]

**Ang Nagsasagawa ng Hajj ay makakapamili sa tatlong uri ng Hajj:** ang Tamattu`, ang Ifrád, at ang Qirán. Ang pinakamainam sa mga ito ay ang Tamattu`.

**Ang Tamattu`:** ay isinasagawa sa pamamagitan ng pagsasagawa ng Ihrám para sa `Umrah lamang sa mga buwan ng Hajj. Pagkatapos ay kakalas siya rito matapos ang `Umrah. Pagkatapos ay magsasagawa siya ng Ihram para sa Hajj sa oras nito.

**Ang Ifrád**: ay isinasagawa sa pamamagitan ng pagsasagawa ng Ihrám para sa Hajj lamang.

**Ang Qirán:** ay sa pamamagitan ng pagsasagawa ng Ihrám para sa pinagsama na `Umrah at Hajj o magsasagawa ng Ihrám para sa `Umrah at pagkatapos ay idudugtong dito ang Hajj bago makapagsagawa ng Tawáf [para sa `Umrah].

Kapag nakasakay na ang nagnanais magsagawa ng Hajj sa sasakyan niya ay sasambitin niya ang Talbiyah: ***Labbaykal laahumma labbayk, labbayka laa shareeka laka labbayk, innal hamda wan ni`mata laka wal mulk, laa shareeka lak.***[3] Kaaya-aya na dalasan ang pagsambit nito at itaas ang tinig sa pagsambit nito para sa hindi mga babae.

---

**1** Bilang pagtugon sa panawagan Mo na magsagawa ng `umrah *o* hajj *o* `umrah at hajj.

**2** Kung hinadlangan ako ng isang hadlang, ang titigilan ng pasasagawa ko ay kung saan mo ako hinadlangan.

**3** Bilang pagtugon sa panawagan Mo, o Allah, bilang pagtugon sa panawagan Mo; bilang pagtugon sa panawagan Mo, wala Kang katambal; bilang pagtugon sa panawagan Mo. Tunay na ang papuri at ang pagbibiyaya ay ukol sa Iyo at ang paghahari; wala Kang katambal.

**Ang mga Ipinagbabawal habang nasa sandali ng Ihram ay siyam: 1.** Ang paggupit ng buhok. **2.** Ang pagputol ng mga kuko. **3.** Ang pagsuot ng Makhit (kasuutang naisusuot sa pamamagitan ng kamay at paa) para sa lalaki nguni't kapag hindi nakahanap ng Izar ay maaaring magsusuot ng pantalon o kapag hindi nakahanap ng tsinelas ay maaaring magsusuot ng Khuff (kasuutan sa paa na yari sa balat) nguni't kailangang putulan ito hanggang sa kaibabaan ng mga bukung-bukong, at walang pambayad-sala para rito. **4.** Ang pagtatakip sa ulo para sa mga lalaki. **5.** Ang paglalagay ng pabango sa katawan o kasuutan. **6.** Ang pagpatay ng ligaw na hayop na ipinahihintulot kainin. **7.** Ang pagkakasundo sa pag-aasawa. Ito ay ipinagbabawa nguni't walang pambayad-sala. **8.** Ang pagsasalingang may kalakip na pagnanasa nguni't walang pagtatalik. Ang Fidyah (pambayad-sala) nito ay isang tupa o tatlong araw na pag-aayuno o pagpapakain ng anim na dukha. **9.** Ang pakikipagtalik. Kung nangyari ito sa unang Tahallul (pagkalas sa Ihrám) ay nasira na ang Hajj niya at kinakailangang buuhin niya ito at isagawang muli sa susunod na taon kalakip ng pagkakatay ng isang kamelyo na ipamamahagi sa mga maralita ng lungsod ng Makkah. Kung nangyari naman ito matapos ang unang Tahallul ay hindi masisira ang Hajj niya nguni't kailangang mag-alay ng isang kamelyo. Kung nakipagtalik sa panahon ng pagsasagawa ng `Umrah ay masisira ito at kailangan niyang kumatay ng isang tupa at kinakailangang isagawang muli ito. Hindi nasisira ang Hajj o `Umrah [kung ang salang nagawa ay] bukod sa pakikipagtalik. Ang babae ay gaya ng lalaki malibang ang babae ay maaaring magsuot ng Makhít, nguni't hindi siya maaaring magsuot ng takip sa mukha o belo at ng guwantes.

**Ang Fidyah (pambayad-sala): Dalawang uri: 1.** Ayon sa mapagpipilian: Ito ay Fidyah dahil sa pagpapagupit o pagpapabango o pagputol ng mga kuko o pagtatakip ng ulo o pagsusuot ng Makhít para sa mga lalaki. Kaya makapipili sa sumusunod: Pag-aayuno ng tatlong araw, o pagpapakain sa anim na dukha na sa bawa't isa sa kanila ay isang kilo at kalahati [ayon sa pangunahing pagkain ng isang lugar], o pagkakatay ng isang tupa. Ang Fidyah para sa pagpatay ng ligaw na hayop at inaalagaang hayop ay tulad ng pinatay kung may katulad niyon. Kung walang katulad niyon ay magbabayad ng halaga niyon. **2.** Ayon sa pagkakasunud-sunod: Ito ay ang Fidyah ng nagsasagawa ng Hajj na Tamattu` o Qirán na isang tupa. Ang Fidyah dahil sa pakikipagtalik ay isang kamelyo. Kung hindi nakahanap nito ay mag-aayuno ng tatlong araw sa panahon ng Hajj at pitong araw kapag nakauwi na. Ang hayop na alay o ang pagkaing ibinibigay ay ibinibigay lamang sa mga maralita ng Al-Haram (ang lugar sa palibot ng Al-Masjid Al-Haram sa Makkah).

**Ang Pagpasok sa Makkah:** Kapag pumasok ang nagsasagawa ng Hajj sa Al-Masjid Al-Harám ay sasabihin niya ang nakatakdang Du`á' (panalangin) sa pagpasok sa mga Masjid. Pagkatapos ay sisimulan niya ang pagsasagawa ng Tawáf na para sa `Umrah kung siya ay nagsasagawa ng Tamattu` o ng Tawáf na para sa pagdating kung siya ay nagsasagawa ng Ifrád o Qirán. Isusuot niya ang Ridá' niya ayon sa pagsuot na Idhtiba`: ilalagay ang kalagitnaan nito sa ilalim ng kanang kilikili at ang magkabilaang dulo nito ay ilalagay sa ibabaw ng kaliwang balikat. Magsisimula siya sa tapat ng Al-Hajar Al-Aswad (ang Batong Itim). Hihipuin niya

ito at hahalikan o ituturo ito habang nagsasabi ng **Bismillaahi wallaahu akbar** (sa ngalan ng Allah, ang Allah ay dakila). Gagawin niya ito sa bawa't ikot. Pagkatapos ay pumuwesto siya na ang Ka`bah ay nasa gawing kaliwa niya at iikot ng pitong beses. Magsasagawa siya ng Raml (mabilis na paglalakad sa maliit na mga hakbang) sa unang tatlong ikot ayon sa makakaya at maglalakad sa mga natirang ikot. Sa tuwing matatapat sa Ar-Rukn Al-Yamaní ay hihipuin niya ito kung makakaya at sasabihin sa pagitan ng Ar-Rukn Al-Yamaní at Al-Hajar Al-Aswad: ***Rabbanaa aatinaa fid dunya hasanah, wa fil aakhirati hasanah, wa qinaa `adhaaban naar*** (Panginoon namin, ipagkaloob sa amin ang mabuti sa mundo at ang mabuti sa Kabilang Buhay at iligtas Mo kami sa kaparusahan ng Apoy). Sa bawa't pag-ikot ay mananalangin ng anumang maibigang panalangin. Pagkatapos ay magsagawa ng dalawang Rak`ah na Saláh sa likuran ng Maqám Ibráhim kung makakaya. Babasahin dito [pagkatapos ng Al-Fátihah] ang Súrah Al-Kafirún [sa unang Rak`ah] at ang Súrah Al-Ikhlás [sa ikalawang Rak`ah]. Pagkatapos ay iinom ng tubig ng Zamzam at dadamihan ang iinumin. Babalik sa Al-Hajar Al-Aswad at hihipuin ito kung makakaya at pagkatapos ay mananalangin sa Multazam (pagitan ng Al-Hajar Al-Aswad at pintuan ng Ka`bah). Pagkatapos ay pupunta sa Safá [upang magsagawa ng sa`ey.][1] Aakyat doon at magsasabi ng: **Abda-u bimaa bada-allaahu bihi**.[2] Pagkatapos ay bibigkasin niya ang sinabi ng Allah: ***Innas safá wal marwata min sha-`aa-irillaahi faman hajjal bayta awi`-tamara falaa junaaha `alayhi ayyat-tawwafa bihimaa wa man tatawwa`a khayran fa innallaaha shaakirun `aleem***.[3] Magsasabi siya ng **Allaahu akbar** at **laa ilaaha illallaah**. Haharap siya sa Qiblah, iiangat ang mga kamay, at mananalangin. Pagkatapos ay bababa at maglalakad patungo sa palatandaang kulay berde. Pagkatapos ay tatakbo patungo sa isa pang palantandaang kulay berde. Pagkalampas ay maglalakad na naman hanggang sa dumating sa Marwah at gagawin ang tulad ng ginawa sa Safá [subali't hindi na babasahin ang Talatang binanggit]. Pagkatapos ay bababa [mula sa Marwah] at gagawin ang ginawa sa unang Shawt (unang ginawang paglalakad) hanggang sa mabuo ang pitong Shawt. Ang pagpunta mula sa Safá hanggang sa Marwah ay isang Shawt at ang pagpunta mula naman Marwah hanggang sa Safá ay isang Shawt din. Pagkatapos ay paiiklian niya ang buhok niya o ipapakalbo. Ang pagpapakalbo ay higit na mainam maliban sa `Umrah ng Hajj na Tamattu` dahil magsasagawa pa ng Hajj pagkatapos nito [at dapat may natirang buhok]. Tungkol naman sa nagsasagawa ng Hajj na Qirán at Ifrád, matapos ang Tawáf ng pagdating (Al-Qudoom) ay hindi siya magpapagupit at hindi siya maghuhubad ng kasuutang Ihram hanggang hindi niya natatapos ang pagsasagawa ng Ramy (pagbabato) sa Jamrah Al-`Aqabah (Al-Jamrah Al-Kubrá) sa araw ng `Eíd. Ang babae ay gaya ng lalaki nguni't siya ay hindi maglalakad nang mabilis (Raml) sa Tawáf at sa Sa`ey.

---

1 Pagparoon at pagparito sa pagitan ng Safá at Marwah.
2 Sisimulan ko ang sinimulan ng Allah.
3 Qur'an 2:158: Tunay na ang Safá at ang Marwah ay kabilang sa mga sagisag ng Allah. Kaya ang sinumang magsasagawa ng Hajj sa Bahay o magsasagawa ng `Umrah ay hindi kasalanan para sa kanya na magpabalik-balik sa pagitan ng dalawang iyon. Ang sinumang magkusang-loob na gumawa ng mabuti, tunay na ang Allah ay Kumikilala sa kabutihan, Nakaaalam.

**Ang Pamamaraan ng Pagsasagawa ng Hajj:** Kapag araw na ng Tarwiyah (ikawalong araw ng Dhul Hijjah), magsasagawa ng Ihrám sa kinaroroonan sa Makkah kung kumalas sa unang Ihrám at pupunta sa Miná upang magpagabi roon sa gabi ng ika-9 ng Dhul Hijjah. Kapag sumikat na ang araw ng ika-9 ng Dhul Hijjah ay pupunta sa `Arafah. Kapag lumihis na ang araw sa katanghaliang-tapat ay isasagawa ang Dhuhr at `Asr na magkasama at pinaikli. Ang buong `Arafah ay pook na pananatilihan maliban sa Lambak ng `Uranah (Wádí `Uranah). Dadalasan ang pagsabi ng: ***Laa ilaaha illallaahu wahdahu laa shareeka lah, lahul mulku wa lahul hamd, wa huwa `alaa kulli shay-in qadeer.***[1] Magpapakasigasig sa pananalangin, pagbabalik-loob, at pagdulog sa Allah. Kapag lumubog ang araw ay lilisan patungong Muzdalifah nang may kapanatagan at kahinahunan habang sumasambit ng Talbiyah at nag-aalaala sa Allah. Kapag dumating na sa Muzdalifah ay isasagawa roon ang Saláh na Maghrib at `Isha' nang magkasama at pinaikli. Pagkatapos ay magpapagabi roon. Pagkatapos ay isasagawa ang Saláh sa Fajr sa unang oras nito at mananatili roon na dumadalangin hanggang sa nagliliwanag na ang kalangitan. Pagkatapos ay lilisan bago sumikat ang araw at kapag dumating sa Wádí Muhassir ay magmamadali nang labis kung makakaya hanggang sa dumating sa Miná at sisimulan sa Jamrah Al-Aqabah (Al-Jamrah Al-Kubrá) ang pagbato (Ramy). Babatuhin ito ng pitong maliit na bato na halos kasinglaki ng garbansos. Magsasabi ng **Allaahu Akbar** sa bawa't pagbato. Iaangat ang kamay sa pagbato at kinakailangang bumagsak ang bato sa sahuran kahit hindi man tamaan ang pinupukol [ang poste]. Ititigil ang pagsambit ng Talbiyah sa pagsisimula ng pagbato. Pagkatapos ay kakatayin ang Hady niya (ang iaalay na hayop). Pagkatapos ay magpapakalbo o magpapaiksi ng buhok. Ang pagpapakalbo ay higit na mainam. Sa pamamagitan ng pagbato (Ramy) at pagpapakalbo (o pagpapaiksi ng buhok) ay magiging ipinahihintulot na ang lahat maliban sa babae. Ito ang unang Tahallul (pagpapahintulot ng dating ipinagbabawal sa sandali ng Ihrám). Pagkatapos ay pupunta sa Makkah at isasagawa ang Tawáf Al-Ifádah. Ito ang ubligadong Tawáf na sa pamamagitan nito ay nalulubos ang Hajj. Pagkatapos ay magsagawa ng Sa`ey sa pagitan ng Safá at Marwah kung nagsasagawa ng Hajj na Tamattu` o kung hindi nakapagsagawa ng Sa`ey matapos ang Tawáf ng pagdating (Al-Qudoom). Kapag nagawa niya ito. Ipinahihintulot na ang lahat pati ang babae. Ito ang ikalawang Tahallul (paghuhubad sa kalagayang Ihram). Pagkatapos ay babalik sa Miná at ubligadong magpagabi roon ng ilang gabi. Magsasagawa ng Ramy (pagbabato) sa mga Jamrah pagkatapos ng katanghaliang-tapat sa mga araw ng pananatili sa Miná. Bawat Jamarah ay pitong bato. Magsisimula sa Al-Jamarah As-Sughrá at babatuhin ito ng pitong bato. Pagkatapos ay susulong at titigil at mananalangin sa Allah. Pagkatapos ay pupunta sa Al-Jamrah Al-Wustá at babatuhin din ito ng pitong bato at mananalangin pagkatapos nito. Pagkatapos ay pupunta sa Jamrah Al-`Aqabah (Al-Jamrah Al-Kubrá) at babatuhin ito nguni't hindi

---

1 Walang [tunay na] Diyos maliban sa Alláh — tanging Siya, wala Siyang katambal. Ukol sa Kanya ang paghahari at ukol sa Kanya ang papuri, at Siya sa bawa't bagay ay Makapangyarihan.

na titigil sa tabi nito pagkatapos. Pagkatapos ay magsasagawa uli ng Ramy sa kasunod na araw rin. Kung ibig na magmadaling umalis ay lalabas sa Makkah bago lumubog ang araw. Sapagka't kung sa paglubog ng araw sa ika-12 ng Dhul-Hijjah ay nasa Miná pa siya, kailangang magpagabi siya sa Miná at magsagawa uli ng Ramy kinabukasan. Malibang kung naantala siya ng siksikan nguni't nakapagpasya na siyang lumabas sa Makkah, walang masama na makalabas siya kahit matapos na lumubog ang araw.

Ang nagsasagawa ng Qirán ay gaya ng nagsasagawa ng Ifrád nguni't kinakailangan ang Hady sa nagsasagawa ng Qirán gaya ng nagsasagawa ng Tamattu`. Kapag ninais na maglakbay pauwi sa mag-anak ay hindi lalabas sa Makkah hanggang hindi nagpapaalam sa Ka`bah sa pamamagitan ng pagsasagawa ng Tawáf Al-wadá` (Tawáf ng pamamaalam) upang ang huling sandali ay sa Ka`bah, maliban sa nireregla at may Nifás sapagka't hindi na nila kailangang isagawa ang Tawáf Al-wadá`. Nguni't kung matapos nito ay naroon pa na nagpakaabala sa pangangalakal, halimbawa, uulitin niya ang Tawáf Al-wadá`. Ang sinumang lumabas sa Makkah bago nagsagawa ng Tawáf Al-wadá` ay babalik kung malapit pa sa Makkah. At kung malayo na ay kinakailangang magkakatay siya ng hayop.

**Ang mga Saligan ng Hajj ay apat: 1).** ang Ihram: ito ay ang layunin ng pagpasok sa ritwal ng Hajj (o `Umrah); **2).** ang pagtigil sa `Arafah; **3).** Ang Tawáf [Al-Ifadah]; **4).** ang Sa`ey ng Hajj.

**Ang mga Wajib nito (kanais-kanais) ay Walo: 1).** ang pagsasagawa ng Ihrám sa Miqat; **2).** ang pagtigil (Wuquf) sa `Arafah hanggang sa lumubog ang araw; **3).** ang pagpapagabi sa Muzdalifah hanggang sa matapos ang hating-gabi; **4).** ang pagpapagabi sa Miná sa mga gabi ng Tashríq;[1] **5).** ang pagsasagawa ng Ramy sa mga Jamrah; **6).** ang pagpapakalbo o ang pagpapaiksi ng buhok; **7).** ang pagsasagawa ng Tawáf Al-wada`. **8).** ang pagkatay ng Hady para sa nagsasagawa ng Tamattu` at Qiran.

**Ang mga Saligan ng `Umrah ay tatlo: 1).** ang Ihrám; **2).** Ang Tawáf ng `Umrah; **3).** ang Sa`ey ng `Umrah.

**Ang mga Wajid nito (kanais-nais) ay Dalawa: 1).** ang pagsasagawa ng Ihrám sa Míqát; **2).** ang pagpapakalbo o ang pagpapaiksi ng buhok.

**❁Ang sinumang may nakaligtaang gawin na isang Saligan: Hindi malulubos ang mga ritwal [ng Hajj o ng `Umrah] malibang isagawa ito. Ang sinumang may nakaligtaang gawin na isang Wajib (kanais-nais) ay maaayos ito sa pamamagitan ng pagkakatay ng hayop. Ang sinumang may nakaligtaang Sunnah (kaaya-aya) ay wala siyang pananagutan.**

**Ang mga Kondisyon sa Katumpakan ng Tawáf sa Ka`bah ay labing tatlo: 1.** ang pagiging kaanib ng Islam; **2.** ang sapat na pag-iisip; **3.** ang takdang layunin; **4.** ang pagsapit ng oras ng Tawáf; **5.** ang pagtatakip ng `Awrah para sa

---

1 Ang ika-11, ika-12, at ika-13 ng Dhul Hijjah. Sa kalendaryo ng Islam ang petsa ay nagpapalit sa paglubog ng araw.

isang nakakakaya niyon; **6.** paglilinis mula sa Hadath, hindi saklaw bata; **7.** ang tiyak na pagkabuo ng pitong ikot; **8.** ang pagtalaga sa Ka`bah sa gawing kaliwa at uulitin ang anumang pagkakamali rito; **9.** ang hindi pag-ikot pabalik; **10.** ang paglalakad sa may kakayahang maglakad; **11.** ang pagkatuluy-tuloy ng mga ikot; **12.** na ito ay nasa loob ng Al-Masjid Al-Harám; **13.** na ang simula ay nasa tapat ng Al-Hajar Al-Aswad.

**Ang mga Sunnah sa Tawáf:** Ang paghipo sa Al-Hajar Al-Aswad, ang paghalik dito, ang pagsambit ng Takbír (Allaahu Akbar) sa tabi nito, ang paghipo sa Ar-Rukn Al-Yamáníy (ang isang kanto ng Ka`bah na nasa unahan Al-Hajar Al-Aswad), ang Idtiba`, ang Raml at ang paglalakad sa mga kinauukulang ikot, ang pagdalangin at pagsambit ng Dhikr habang nagsasagawa ng Tawaf, ang paglapit sa Ka`bah, at ang pagsasagawa ng dalawang Rak`ah pagkatapos [ng Tawaf] sa likuran ng Maqám Ibráhím.

**Ang mga Kondisyon ng Sa`ey ay Siyam:** **1.** ang pagiging kaanib ng Islam; **2.** ang sapat na pag-iisip; **3.** ang layunin; **4.** ang pagkatuluy-tuloy; **5.** ang paglalakad sa may kakayahang maglakad; **6.** ang pagbuo sa pitong Shawt; **7.** Ang lubos na pagparoon at pagparito sa pagitan ng Sáfá at Marwah; **8.** na ito ay matapos ang tamang Tawáf; **9.** magsimula ang unang bilang mula sa Safá patungo sa Marwa at ang ikalawang bilang ay mula sa Marwah patungo sa Safá.

**Ang mga Sunnah sa Sa`ey:** Ang paglilinis mula sa Hadath at karumihan, ang pagtatakip ng `Awrah, ang pagsambit ng Dhikr at Du`á' habang nagsasagawa nito, ang pagtakbo at paglalakad sa tamang lugar ng mga ito, ang pag-akyat sa Safá at Marwah, at ang kaagad na pagsasagawa nito matapos ang Tawáf.

**Babala:** Ang pinakamainam ay isagawa ang Ramy (pagbabato) sa araw nito mismo. Kung sakaling ipinahuli ang pagsasagawa ng Ramy sa sunod na araw kinabukasan o ipinahuli ang lahat sa huling araw ng mga araw ng Tashríq ay tanggap pa rin.

**Ang Udh-hiyah:** Ito ay Sunnah na binigyang-diin. Kapag sumapit ang ika-10 ng Dhul Hijjah ay ipinagbabawal sa sinumang nagnais na mag-alay ng hayop (Udh-hiyah) na kumuha ng anuman sa buhok niya o kuko niya o balat niya hanggang sa makatay niya ang hayop na alay niya.

**Ang `Aqeeqah:** Ito ay Sunnah. Para sa batang lalaki ay dalawang tupa (o kambing); at para sa batang babae ay isang tupa (o kambing). Kakatayin ito sa ikapitong araw ng pagsilang niya. Sunnah sa ikapitong-araw ang pag-ahit ng ulo ng batang lalaki at ang pagkakawang-gawa ng halagang katumbas sa halaga ng pilak na kasimbigat ng inahit na buhok. Pangangalanan siya sa araw na iyon. Ang pinakakaaya-aya na pangalan ay Abdulláh at Abdur Rahmán. Ipinagbabawal na magpangalan ng pangalang may `Abd na nakadugtong sa pangalang hindi sa Allah gaya ng `Abdun Nabí o `Abdur Rasúl. Kung nagkatugma ang oras ng `Aqeeqah sa oras ng pag-aalay ng Udh-hiyah ay makasasapat na ang alin sa dalawa para sa isa't isa.

## Ito ang Buod ng mga Gawain sa Hajj :

| Uri | Tamattu` | Qirán | Ifrád |
|---|---|---|---|
| Simula: Ihrám at Talbiyah | Labbayka `umratan mutamatti`am bihá ilal hajj. | Labbayka 'umratan wa hajján. | Labbayka Hajján. |
| Pagkatapos | Tawáf ng 'Umrah. | Tawáf ng pagdating. | Tawáf ng pagdating. |
| Pagkatapos | Sa'ey ng 'Umrah. | Sa'ey ng Hajj. | Sa'ey ng Hajj. |
| Pagkatapos | Pagpapaigsi ng buhok (Ganap na Tahallul) | Manatili sa Ihrám. | Manatili sa Ihrám. |
| Ika-8 ng Dhulhijjah bago ang Dhuhr | Ang pag-ihrám para sa Hajj sa Makkah. Pagkatapos, ang pagpunta sa Miná | Pagpunta sa Miná. | Pagpunta sa Miná. |
| Ika-9 matapos sumikat ang araw | Pagpunta sa 'Arafah, Saláh na Dhur at 'Asr na magkasama at pinaikli sa oras ng Dhuhr. Pagkatapos ay magpakaabala sa pagdalangin hanggang sa lumubog ang araw. | | |
| Matapos lumubog ang Araw | Pagtungo sa Muzdalifah. Pagsasagawa ng Maghrib at 'Ishá' na pinaikli pagdating. Pagpapagabi roon hanggang sa hating-gabi at Sunnah hanggang sa Fajr. | | |
| Ika-10 (`Eid) matapos ang Fajr bago sumikat ang araw | Pagpunta sa Miná, Ramy sa Jamrah Al-`Aqabah | | |
| | Pagkatay ng Hady | Pagkatay ng Hady | Wala |
| | Pakalbo o paiksi. Pagkatapos ay Tawáf Al-Ifádah. Sa paggawa ng dalawa sa tatlong ito, - maaari na ang unang Tahallul at sa paggawa ng tatlo, maaari na ang ikalawang Tahallul. | | |
| | Sa 'ey ng Hajj | Wala | Wala |
| Ika-11, Ika-12, at Ika-13 para sa Nagpahuli | Pagkatapos ng tanghaling-tapat magsagawa ng Ramy sa mga Jamrah: asSughrá, pagkatapos ay alWustá, pagkatapos ay alKubrá. | | |
| Sa Paglisan | Tawáf Alwidá'. Hindi isasagawa ng ni-reregla at may Nifás. | | |

**Kapulutan ng Aral:** Sinuman ang pumasok sa Masjid ng Propeta (ﷺ) ang unang gagawin niya ay ang pagsasagawa ng **Tahiyyatul Masjid** (dalawang Rak`ah na Salah bilang pagbigay galang), pagkatapos ay pupunta siya sa marangal na puntod at tatayo na nakaharap ang kanyang mukha sa Propeta (ﷺ) na nakatalikod sa Qiblah, punung-puno ang puso ng pagpapakumbaba na para bang nakikita niya ito (ang Propeta ﷺ). Babati siya ng Salam na nagsasabing: **Assalaamu `alayka yaa rasoolullaah** (Sumaiyo nawa ang kapayapaan o Sugo ng Allah), at kung dadagdagan niya ay higit na mabuti, pagkatapos ay umusog siya sa bahaging kanan na katumbas ng isang braso at magsasabi: **Assalaamu `alayka yaa aba Bakr As-Siddeeq, assalaamu `alayka yaa `Umar Al-Farooq. Allaahumaj-zihimaa `an nabiyyihimaa wa `anil islaami khayran.** (Sumaiyo nawa ang kapayapaan o Abu Bakr ang may sukdulang katapatan, sumaiyo nawa ang kapayapaan o Umar ang nagbubukod ng Katotohanan sa Kamalian, O Allah! Gantimpalaan Mo po sila ng mabuti alang-alang sa kanilang Propeta at sa Islam). Pagkatapos ay haharap sa Qiblah samantalang ang kuwarto ay nasa kaliwa niya at mananalangin siya.

## Sari-saring Paksa

✷ **Ang Gawang Masagwa:** Mapapawi ito at mababayaran sa pamamagitan ng mga gawain ang ilan sa mga ito ay ang sumusunod: Ang tapat na pagbabalik-loob, ang paghingi ng tawad, ang paggawa ng mga gawang maganda, ang pagdanas ng pagsubok sa pamamagitan ng pagtamo ng mga kasawian, ang kawanggawa, at ang panalangin ng ibang tao. Kung may natira at hindi siya pinatawad ng Allah, dahil sa mga gawang masagwa na iyon ay parurusahan siya sa libingan o sa Araw ng Pagbangon o sa Apoy ng Impiyerno hanggang sa madalisay siya mula sa mga iyon.Pagkatapos ay papasok siya sa Paraiso kung namatay siya sa Tawheed (kaisahan ng Allah). Kung namatay siya sa Kufr (kawalan ng pananampalataya) o Shirk (pagtatambal) o pagkukunwari, pananatilihin siya sa Apoy ng Impiyerno. **Ang mga pagsuway at ang mga pagkakasala ay may maraming epekto** sa tao. **Ang epekto ng mga ito sa puso.** Ang mga ito ay nagsasanhi ng pangungulila, kapanglawanan, kaabahan, at karamdaman. Humahadlang ang mga ito sa kanya sa Allah. **Ang epekto ng mga ito sa pananampalataya.** Ang mga ito ay nagsasanhi ng tulad ng epekto sa puso. Nagkakait ng pakikinabang sa pagsunod sa Allah at sa panalangin ng Sugo (ﷺ), mga anghel, at mga mananampalataya. **Ang epekto ng mga ito sa pagtustos [ng Allah].** Ito ay nagkakait ng pagtustos ng Allah, nag-aalis ng biyaya, at pumapawi sa pagpapala sa yaman. **Ang epekto ng mga ito sa indibiduwal.** Ito ay pumapawi sa biyaya ng buhay at nagsasanhi ng masikip na pamumuhay at pagpapahirap ng mga kalagayan. **Ang epekto ng mga ito sa mga mabuting nagawa.** Ito ay humahadlang sa pagtanggap nito ng Allah. **Ang epekto ng mga ito sa lipunan.** Ito ay nag-aalis ng biyaya ng katiwasayan, pagmahal ng mga bilihin, pangingibabaw ng mga naghahari-harian at mga kaaway, pagkapigil ng pagpapatak ng ulan ng langit, at iba pa.

✷ **Ang mga Alalahanin:** Ang kapahingahan ng puso, ang kagalakan nito, ang paglaho ng mga alalahanin nito ay kahilingan ng bawa't isa at sa pamamagitan nito ay natatamo ang kaaya-ayang buhay. Ang pagtamo niyon ay may mga kadahilanang panrelihiyon, pangkalikasan, at panggawain na hindi natitipon kundi sa mga mananampalataya. Kabilang doon: **1).** ang pananampalataya sa Allah; **2).** ang paggawa sa mga ipinag-uutos at ang pag-iwas sa mga sinasaway; **3).** ang pagmamagandang-loob sa nilikha sa pamamagitan ng salita, gawa, at mga uri ng nakabubuting gawain; **4).** ang pagpapakaabala sa mga mabuting gawa, pagtamo ng mga napakikinabangang kaalaman na panrelihiyon at pangmundo; **5).** ang hindi pag-iisip sa mga gawain sa hinaharap o nakaraan bagkus ay magpapakaabala sa mga gawaing pang-araw-araw; **6).** ang madalas na paggunita sa Allah; **7).** ang pagsasalita tungkol sa panlabas at panloob na mga biyaya ng Allah; **8).** ang pagtingin sa sinumang higit na kapos kaysa sa atin at ang hindi pagtingin sa sinumang nakalamang sa atin sa mga bagay-bagay sa mundo; **9).** ang pagsisikap para maaalis ang mga kadahilanang humatak sa mga alalahanin at matamo ang mga kadahilanang humahatak sa kagalakan; **10).** ang pagpapakanlong sa Allah sa pamamagitan ng ilan sa mga panalanging [ginagamit ng Propeta sa paghingi ng tulong sa] pag-alis ng alalahanin.

**Kapupulutan ng Aral:** Sinabi ni Ibrahim Al-Khawwas, kahabagan nawa siya ng Allah: Ang gamot ng puso ay limang bagay: ang pagbasa ng Qur'an ng may pagnilay-nilay, ang kawalan ng laman ng tiyan, ang pagdarasal sa gabi, ang pasusumamo [sa Allah] bago magmadaling-araw, at ang pakikihalubilo sa mga matuwid.

✸ **Ang Pag-aasawa**: Sunnah (nakabubuti) ang pag-aasawa sa isang may pagnanasa sa pakikipagtalik nguni't hindi nangangambang masadlak sa pangangalunya. Ipinahihintulot din ito sa isang walang pagnanasa sa pakikipagtalik. Kinakailangan ang pag-aasawa sa isang natatakot na masadlak sa pangangalunya. Uunahin ito kaysa sa ubligado Hajj. Ipinagbabawal ang pagtingin sa babae at gayon din ang pagtingin sa matandang babae o sa kapwa lalaki nang may pagnanasa.

**Ang mga kondisyon sa pag-aasawa: 1). Ang tiyakang pagtukoy sa pagkakilanlan ng dalawang ikakasal.** Kaya hindi tamang sabihin ng Walí (katangkilik) ng babae [sa seremonya ng kasal]: "Ipinakakakasal kita sa isa sa mga anak kong babae". Samantalang ang mga anak niya ay higit sa isa. **2). Ang pagkalugod ng ikinakasal na lalaking nasa tamang gulang at may sapat na pag-iisip at ang pagkalugod ng ikinakasal na babaeng malaya at may sapat na pag-iisip. 3). Ang pagkakaroon ng ng Wali [na magpapahintulot na mag-asawa ang babae]:** Kaya naman hindi tumpak na ipakasal ng babae ang sarili niya, at hindi ipahintulot na ipakakasal siya ng hindi niya Wali maliban kung humahadlang ito na ipakasal ang babae sa karapat-dapat. Ang karapat-dapat magpahintulot na mag-asawa ang babae ay ang ama niya, pagkatapos ay ang ama ng ama niya, pataas; pagkatapos ay ang lalaking anak niya at ang lalaking anak ng lalaking anak niya, pababa; pagkatapos ay ang lalaking kapatid niya sa ama at ina; pagkatapos ay ang lalaking kapatid sa ama; pagkatapos ay ang lalaking anak ng lalaking kapatid ...... **4). Ang pagsasaksi:** Kailangan ng pagsaksi ng dalawang lalaking nasa tamang gulang, may sapat na pag-iisip, at makatarungan. **5).** Ang kawalan ng mga hadlang sa pag-papakasal ng babae at lalaki. [Ang mga hadlang ay] gaya ng pagiging magkapatid sa pagpapasuso o pagiging napakalapit na kamag-anak sa dugo [gaya ng tiyuhin at tiyahin] o pagiging napakalapit na kamag-anak dahil sa kasal [gaya ng beyenan].

**Ang mga babaeng bawal mapangasawa: Una: Ang mga bawal mapangasawa magpakailanman;** ang mga ito ay may mga bahagi:

**1). Ang napakalapit na kamag-anak sa dugo.** Sila ay ang ina, ang lola, at ang sinumang babaeng kanunu-nunuan; ang babaeng anak, ang babaeng anak ng anak, at ang sinumang babaeng kaapu-apuhan; ang babaeng kapatid, walang pasubali, ang babaeng anak ng babaeng kapatid, ang babaeng anak ng lalaking anak nito, o ang babaeng anak ng babaeng anak nito, ang babaeng anak ng lalaking kapatid, walang pasubali, ang babaeng anak nito, ang babaeng anak ng lalaking anak nito, ang babaeng anak ng babaeng anak nito, at ang sinumang kaapu-apuhan ng mga ito; ang tiyahin sa panig ng ama, ang tiyahin sa panig ng ina, at ang sinumang tiyahin ng kanunu-nunuan. **2). Ang naging napakalapit na kamag-anak dahil sa pagpapasuso.** Ang pagbabawal dito ay katulad ng sa kamag-anak sa dugo at kamag-anak dahil sa kasal. **3). Ang naging napakalapit na kamag-anak dahil sa**

**kasal.** Sila ay ang ina ng asawa at ang mga lola nito, ang mga asawa ng mga kanunu-nunuan, at ang mga babaeng anak ng asawa sa dating asawa nito, pati ang sinumang kaapu-apuhan ng mga ito.

**Ikalawa: Ang pansamantalang bawal mapangasawa.** Ito ay dalawang uri: **1). Dahil sa bawal pagsasabayin,** gaya ng pagiging sabay na asawa ng dalawang magkapatid na babae o ng isang babae at tiyahin nito maging sa panig ng kanyang ama o ina; **2). Dahil sa kalagayang maaaring maglaho,** gaya ng asawa ng iba.

**Kapupulutan ng Aral:** Hindi karapatan ng mga magulang na pilitin ang anak na mag-asawa ng hindi niya ninanais at hindi niya tungkuling sumunod sa kanila roon at hindi siya nagiging suwail dahil doon.

✷ **Ang Diborsiyo.** Ipinagbabawal na diborsiyuhin ang babae sa panahong may regla o Nifas. Ipinagbabawal ding diborsiyuhin ang babe sa panahong wala ngang regla nguni't nakipagtalik sa kanya, nguni't kung sakaling diniborsiyo ay may bisa ito. Kasuklam-suklam ang diborsiyo nang walang dahilan. Ipinahihintulot ito kung kailangan. Sunnah (nakabubuti) ang diborisyo para sa isang napipinsala dahil sa pag-aasawa. Hindi isinasatungkuling sumunod sa mga magulang sa usapin ng diborsiyo. Ang sinumang nagnais na magdiborsiyo sa asawa niya ay ipinagbabawal sa kanya na diborsiyuhin ito nang higit sa isang beses. Kinakailangang ang babae ay nasa kalagayang hindi siya naitalik ng lalaki mula ng tumigil ang regla niya. Didiborsiyuhin niya ito nang isang beses at hindi na siya magsagawa rito ng karagdagang diborsiyo hanggang sa hindi natapos ang `Iddah (palugit na panahon) nito. Ipinagbabawal sa babaeng nasa ilalim ng diborsiyong Raj`í[1] na lumabas sa bahay [kung hindi kailangan], o palabasin siya ng lalaki, bago matapos ang `Iddah (itinakdang panahon bilang palugit). Ang diborsiyo ay magaganap sa pamamagitan ng pagbigkas at hindi magaganap sa pamamagitan ng pagkakaroon ng hangarin lamang.

✷ **Ang mga Panunumpa.** May apat na kondisyon upang magsagawa ng Kaffarah (katumbas na kabayaran) sa sumpaang hindi natupad. **1).** Ang paglalayong magsasagwa ng panunumpa. Kaya hindi ito nauukol sa sinabi sa pamamagitan ng dila nang walang paglalayong sumumpa at tinawag iyon na nadulas na panunumpa, gaya ng pagsabi ng: "Hindi, sumpa man sa Allah" o "Oo, sumpa man sa Allah" sa sandali ng pagkakamali sa pananalita. **2).** Ang sinumpaan ay anumang posibleng mangyayari sa hinaharap. Kaya hindi ito nauukol sa isang nangyari na hindi naman nalalaman, o nag-aakala sa pagsasabi ng sarili ng totoo, nagsisinungaling sa kabila ng pagkakaalam (ito ay bulaang panunumpa at kabilang sa mga malaking pagkakasala), o nanunumpa para sa gagawin sa hinaharap sa pag-aakalang nagsasabi ang sarili ng totoo nguni't lumitaw ang salungat sa akala. **3).** Na ang sumusumpa ay may kalayaang pumili at hindi napipilitan. **4).** Na sisira sa sinumpaan sa pamamagitan ng paggawa ng sinumpaang hindi gagawin o ng hindi paggawa ng sinumpaang gagawin. **Ang sinumang sumumpa at nagpasubali** ay

---

1 Ang diborsiyong Raj`í ay ang diborsiyong nananatiling may bisa pa ang pagsasama ng dalawa bilang mag-asawa.



hindi isinasatungkulin sa kanya na magsagawa ng Kaffárah alinsunod sa dalawang kondisyon : **1.** Ang pagkadugtong ng pasubali (kondisyon) sa panunumpa, **2.** na nilalayon na isalalay ng katuparan ng panunumpa sa pasubali, gaya ng pagsabi ng ganito: "Sumpa man sa Allah, gagawin ko kung loloobin ng Allah." Ang sinumang sumumpa na gagawa ng isang bagay nguni't nakita niya na ang kapakanan ay humihiling ng salungat sa sinumpaan, ang Sunnah (nakabubuti) ay hindi tuparin ang sinumpaan, magsagawa ng Kaffárah, at gawin ang higit na mabuti.

**Ang Kaffárah (pambayad-sala) sa panunumpang [hindi tinupad]:** Ito ay ang pagpapakain sa sampung dukha na sa bawa't dukha ay kalahati ng Saa` (isang kilo't 1/4) mula sa [pangunahing] pagkain [ng bansa], o magbigay ng kasuutan sa kanila, o magpalaya ng isang alipin. Ang sinumang hindi makahanap nito ay kailangang mag-ayuno ng tatlong araw na magkakasunod. Ang sinumang nag-ayuno sa kabila ng kakayahang magbigay ng pagkain o kasuutan sa mga dukha ay hindi naalisan ng pananagutan niya. Ipinahihintulot na magsagawa ng Kaffárah bago sumira sa sinumpaan o matapos sumira. Ang sinumang sumumpa nang higit sa isang beses sa isang bagay ay makasasapat na para sa kanya na magsagawa ng isang Kaffárah. At kung dumami ang panunumpa ay darami rin ang mga Kaffárah [para sa paglabag ng mga iyon].

✸ **Ang Panata: ang mga uri nito. 1). Ang lubos na panata** gaya ng pagsabi ng: “May panata ako sa Allah kung ako ay gagaling” at nanahimik na lamang at hindi na naglayon ng isang takdang panata ay kailangang magsagawa ng Kaffárah sa panunumpa kapag natupad ang paggaling. **2). Ang panata dala ng silakbo ng damdamin at galit:** ito ay ang pag-uugnay ng panata sa isang kondisyon kalakip ng layuning magpipigil sa paggawa ng isang bagay o magpupumilit sa paggawa niyon gaya ng pagsabi ng ganito: “Kapag kinausap kita ay kailangan kong mag-ayuno ng isang taon.” Ang hatol dito ay mamimili sa pagitan ng pagsasagawa sa inubliga sa sarili o magsasagawa ng Kaffárah para sa panunumpa pagkatapos ng pakikipag-usap niya rito. **3). Ang panatang ipinahihintulot:** tulad ng pagsasabi ng ganito: “Isinusumpa ko sa Allah na isusuot ko ang lambong ko.” Ang hatol dito ay pamimiliin siya sa pagitan ng pagsusuot ng lambong o magsagawa ng Kaffárah sa panunumpa. **4). Ang panatang kasuklam-suklam:**, tulad ng pagsabi ng ganito: “Isinusumpa ko sa Allah na hihiwalayan ko ang asawa ko.” Ang hatol dito ay Sunnah (kaaya-aya) para sa kanya na magsagawa ng Kaffárah ng panunumpa at hindi gagawin ang ipinanata. Nguni't kung isinagawa ito ay wala nang Kaffárah para sa kanya. **5). Ang panata ng pagsuway: tulad ng pagsabi ng ganito:** “Isinusumpa ko sa Allah na magnanakaw ako.” Ang hatol dito ay ipinagbabawal ang pagtupad nito at magsasagawa ng Kaffárah sa panunumpa. Kung isinagawa niya ito ay magkakasala siya nguni't wala nang Kaffárah para sa kanya. **6). Ang panata ng pagsunod: tulad ng pagsabi ng ganito:** “Isinusumpa ko sa Allah na magdarasal ako ng ganito” dahil sa paglalayon niya ng ikapaglalapit-loob sa Allah. Kung isinalalay niya ito sa isang kondisyon gaya ng paggaling ng isang maysakit, kinakailangan ang pagtupad doon kapag natupad ang kondisyon. Kung hindi naman isinalalay ito sa kondisyon ay kinakailangan ang pagtupad nang walang pasubali.

✷ **Ang Pagpapasuso sa isang Sanggol na hindi anak:** Ipinagbabawal dahil dito ang anumang ipinagbabawal kaugnay sa pagkakamag-anak sa dugo. Iyon ay alinsunod sa tatlong kondisyon: **1).** na ang gatas na sinuso ay nagmula sa panganganak at hindi sa iba pa; **2).** na ang pagsuso ng sanggol ay sa loob ng dalawang taon pagkapanganak; **3).** na pagsuso ay tiyakang limang beses o higit pa. Ang ibig sabihin ng pagsuso ay ang pagsipsip ng gatas sa suso hanggang sa kusang umayaw ang bata kahit hindi pa nabusog. Hindi nasasakop ng pagkakamag-anak sa gatas ang usapin kaugnay sa pagsustento at pagpapamana.

✷ **Ang Habilin:** Isinasatungkulin pagkamatay ng naghabilin na ipatupad ito ng sinumang may karapatang magpatupad nang wala nang pagpapatunay na pinaghabilinang ipatupad ito sa kinauukulan nito. Sunnah (kaaya-aya) ito sa isang mag-iiwan ng maraming yaman. Kaibig-ibig na maghabilin na ikawanggawa ang ikalimang bahagi ng yaman sa mga maralitang kamag-anak na hindi tagapagmana o kung hindi naman ay sa dukha o maalam sa Islam o matuwid na tao. Kinasusuklamang maghabilin para sa iba ang isang maralita na may mga likas na tagapagmana naman, maliban kung ang tagapagmana niya ay may yaman sapagka't mapahihintulutan ito. Ipinagbabawal na ihabiling ibigay sa hindi legal na tapagpamana ang higit sa ⅓ ng yaman. Ipinagbabawal sa likas na tagapagmana na kumuha mula sa anumang ihinabilin kahit kaunti maliban kung nagpahintulot niyon ang mga tagapagmana pagkamatay ng naghabilin. Napawawalang-saysay ang habilin sa pagsabi ng naghahabilin ng ganito: "Binawi ko na," o "Pinawalang-saysay ko na," o "Binago ko na," at mga tulad nito. Kaibig-ibig na magsulat sa simula ng habilin ng ganito: ***Bismillaahir rahmaanir raheem***. Ito ang hinahabilin ni Polano: na sumasaksi siya na walang Diyos kundi ang Allah: tanging Siya, wala Siyang katambal; na si Muhammad ay Lingkod Niya at Sugo Niya; na ang Paraiso ay totoo; na ang Impiyerno ay totoo; na ang Huling Sandali ay darating nang walang pag-aalinlangan; na ibabangon ng Allah ang sinumang nasa mga libingan. Naghahabilin ako sa maiiwan kong mag-anak na mangilag silang magkasala sa Allah, ayusin nila ang hidwaan nila sa isa't isa, at sumunod sila sa Allah at sa Sugo Niya kung sila ay mga mananampalataya. Naghahabilin ako sa kanila ng gaya ng ihinabilin ni Ibrahim (Abraham) sa mga anak niya at ni Ya`qub: ﴿**O mga anak ko, tunay na ang Allah ay humirang para sa inyo ng relihiyon kaya huwag kayong mamamatay malibang kayo ay mga Muslim (sumusuko sa Kanya).**﴾ **[Qur'an 2: 182].**

✷ **Kaaya-aya kapag dumalangin ng pagpapala para sa Propeta (ﷺ)** na pagsamahin ang Salah at Tasleem [gaya ng pagsabi ng ***Allaahumma salli wa sallim*** (O Allah! Itampok nawa ang pagpapala at kapayapaan)] at huwag magkakasya sa isa lamang sa dalawang ito. Ang hindi mga propeta ay hindi ipinapanalangin ng pagpapala sa simula pa lamang kaya hindi sinasabing: Si Abu Bakr, ***Sallallaahu `alayhi wa sallam*** (itampok nawa ng Allah sa kanya ang pagpapala at kapayapaan) o ***`Alayhis Salaam*** (mapasakanya nawa ang kapayapaan). Ito ay kasuklam-suklam bilang pag-iiwas sa kinasusuklaman. Ipinahihintulot naman ayon sa nagkakaisang pahayag na isama ang mga hindi propeta kasunod sa mga propeta kaya sasabihing: ***Allaahumma salli `alaa***

***muhammadin wa `alaa aali muhammadin wa ashaabihi wa azwaajihi wa dhurriyyatihi.*** (O Allah! Pagpalain Mo nawa si Muhammad, ang mag-anak ni Muhammad, ang kanyang mga kasamahan, ang kanyang mga maybahay at ang kanyang mga supling). Kaaya-aya na ipanalangin ng kasiyahan at kaawaan ang mga Sahabah, ang mga Tabi`een (kasunod nila), ang mga sumunod sa kanila na mga maalam sa Islam, mga palasamba, at lahat ng mga mabuting tao. Kaya kapag nabanggit si Imam Abu Hanifah, o Imam Malik, o Imam Ash-Shafi`i, o Imam Ahmad ay magsasabi ng Radiyallaahu `anhum (kalugdan nawa sila ng Allah) o Rahimahumullaah (kaawaan nawa sila ng Allah).

✷ **Ang Pagkakatay:** Isinasatungkulin ang pagkatay ng hayop upang mapahintulutang kainin ito. Isinasa-alang-alang sa hayop ang mga kondisyon na sumusunod: **1).** na ito ay ipinahihintulot kainin; **2).** na makakayang alagaan; **3).** na ito ay hayop na nabubuhay sa katihan.

**Ang pagkakatay ay may apat na kondsiyon: 1).** na ang nagkakatay ay may sapat na isip; **2).** na ang kasangkapan ng pagkakatay ay isang bagay na hindi ngipin at kuko sapagka't hindi ipinahihintulot ang pagkatay sa pamamagitan ng mga ito; **3).** paglalaslas sa lalamunan (ang daanan ng hangin papuntang baga), ng esopago (daanan ng pagkain at inumin), at ng dalawang malaking ugat sa leeg o isa sa dalawa. **4).** ang pagsabi ng Bismillaah sa sandaling paggalaw ng kamay sa pagkatay. Hindi na isinasatungkulin ang pagbigkas nito kapag nakalimutan at maaari ring sabihin ito sa wikang hindi Arabik. Sunnah (nakabubuti) na banggitin ang Allaahu Akbar pagkatapos ng Bismillaah.

✷ **Ang Pangangaso:** Isinasa-alang-alang sa hayop na hinahangad sa pangangaso ang mga kondisyon: **1).** na ito ay ipinahihintulot kainin; **2).** na ito ay likas na mailap; **3).** na hindi inaalagaan. Ang hatol kaugnay rito ay ipinahihintulot para sa nangangailangan nito at kinasusuklaman kung paglilibangan at paglalaruan. Kung makasasakit sa mga tao dahil sa paghabol dito, ipinagbabawal ito. Ipinahihintulot ang pangangaso alinsunod sa apat na kondisyon: **1).** na ang nangangaso ay kabilang sa pinahihintulutang magkatay; **2).** na ang kasangkapan ay kabilang sa anumang mapahihintulutan kainin ang pinatay nito: at ito ay dahil sa matalas gaya ng sibat, palaso, at mga tulad nito. Kung ang pangangaso ay sa pamamagitan ng hayop na naninila gaya ng lawin o aso, ito ay nararapat kung naturuan; **3).** ang paglalayong mangangaso: ang pagtudla ng sandata sa layuning mangaso nguni't kung nakatama nang walang layunin ang may-ari nito, hindi ipinahihintulot kainin iyon; **4).** ang pagsabi ng Bismillaah sa pagtudla ng sandata at hindi mapahihintulutang makaligtaang banggitin ang ***Bismillaah*** rito kahit pa sanhi ng pagkalimot, sapagka't bawal kainin ito kung hindi nabanggit ito.

✷ **Ang Pagkain:** Ito ay ang lahat ng nakakain at naiinom. Sa kabuuan ay ipinahihintulot ito. Kaya naman ipinahihintulot ang lahat ng pagkain alinsunod sa tatlong kondisyon: **1).** na ang pagkain ay tunay na malinis; **2).** na ito ay walang pinsalang dulot; **3).** na ito ay hindi marumi. Ipinagbabawal ang bawa't pagkaing likas na marumi gaya ng dugo at hayop na namatay na hindi nakatay, ang anumang may pinsalang dulot gaya ng lason, at ang likas na marumi gaya ng tae, ihi, kuto, at

pulgas. Ipinagbabawal mula sa mga hayop na pangkatihan gaya ng mga asnong inaalagaan; at ang anumang naninila sa pamamagitan ng pangil gaya ng leyon, tigre, lobo, cheetah, aso, baboy, unggoy, pusa, alamid, fox, at squirrel, nguni't hindi ang hyena. Ipinagbabawal mula sa mga ibon ang anumang naninila sa pamamagitan ng mga kuko gaya ng agila, *falcon*, lawin, uwak, at kuwago, ang anumang kumakain ng patay gaya ng agila, buwitre, at tagak. Lahat ng minamarumi ng mga Arabo na naninirahan sa mga bayan gaya ng paniki, daga, putakti, bubuyog, langaw, paruparo, hudhud (isang uri ng ibon), *hedgehog*,[1] *porcupine*,[2] at ahas, at ang mga maliit na hayop gaya ng uod, bubwit, tuko at butike; ang lahat ng ipinag-uutos ng Islam na patayin gaya ng alakdan; ang ipinagbawal patayin gaya ng langgam; ang hybrid ng hayop na kinakain at hindi kinakain gaya ng *sim'* na anak ng *hyena* at lobo. Hindi ipinagbabawal ang hybrid ng dalawang ipinahihintulot na hayop gaya ng mola na anak ng ligaw na asno at kabayo. Ipinahihintulot ang anumang iba pa rito gaya ng hayupan[3] at kabayo; mga ligaw (wild) na hayop gaya ng *giraffe*, kuneho, *hyrax*,[4] *jerboa*,[5] *dabb*,[6] at *antelope*; mga ibon na gaya ng ostrich, manok, paboreal (peacock), loro, kalapati, maya, pato, itik, bibi, gansa at lahat ng ibon sa tubig; lahat ng hayop na naninirahan sa tubig maliban sa palaka, ahas, at buwaya. Ang anumang nainuman o nadumihan na pananim o bunga ay ipinahihintulot kainin maliban kung lumitaw ang lasa ng marumi o ang amoy nito sapagka't sa ipinagbabawal na kung nagkagayon. Kinasusuklaman ang pagkain ng uling, lupa, at putik, at ang pagkain ng sibuyas, bawang, at mga tulad nito kung hindi naluto. Kapag walang makain at kinailangang kumain ay maaaring kumain ng sapat sa pagsagip ng buhay.

✷ **Ipinagbabawal ang bumati sa mga Kafir** (di-muslim) sa mga pagdiriwang nila at ang pagdalo sa mga iyon, at ang pag-una sa kanila sa pagbati ng **Assalaamu `alaykum** (Sumainyo ang Kapayapaan). Kapag inunahan nila tayo sa pagbati ng **Assalaamu `alaykum** ay kailangang tugunin sa pamamgitan ng pagsabi ng **Wa `alaykum** (at sumainyo rin). Ipinagbabawal ang pagtayo bilang paggalang sa kanila at sa mga gumagawa ng Bid`ah. Hindi kanais-nais ang pakikipagkamay sa kanila. Ang pakikiramay sa kanila at ang pagdalaw sa maysakit nila ay bawal maliban sa lehitimong kapakanan.

---

1 Hayop na malaki nang kaunti sa daga at matulis ang mga balahibo.
2 Maladagang hayop na matulis ang mga balahibo at hawig sa *hedgehog*.
3 Mga hayop na may apat na paa at kumakain ng damo.
4 Hayop na kasinglaki ng kuneho.
5 Hayop na hawig sa dagang bukid.
6 Hayop na hawig sa iguana. Hindi ito bayawak.





## Ang Ruqyah (orasyon) na Pang-Islam

Tunay na ang nagmumuni-muni sa mga kaparaanan ng Allah ay nalalaman na ang pagsubok ay isang bahagi ng Kanyang mga kaparaanang pangnilikha at pangtadhana. Siya ay nagsasabi: **﴾Tunay na susubukin Namin kayo sa pamamagitan ng isang bagay na tulad ng pangamba, gutom, at kabawasan mula sa mga ari-arian, mga buhay, at mga bunga. Kaya balitaan mo ng nakatutuwang balita ang mga nagtitiis.﴿** [Qur'an 2:155]. Nagkakamali ang sinumang nag-aakala na ang mga matuwid ay malayo sa pagsubok. Bagkus ang pagdanas ng pagsubok ay isang simbulo ng pananampalataya. Sa katunayan nga tinanong ang Sugo (ﷺ): Alin sa mga tao ang pinakamatindi sa pagsubok? Sinabi niya: **"Ang mga Propeta at pagkatapos ay ang mga matuwid at pagkatapos ay ang mga napakabuting huwaran at sumunod ang mga napakabuti pang huwaran sa mga tao; sinusubok ang lalaki (tao) alinsunod sa kanyang pagsampalataya. Kaya kung ang kanyang pagsampalataya ay may katigasan, dinadagdagan ang pagsubok sa kanya. At kung ang kanyang pagsampalataya ay may kalambutan, pinagagaan sa kanya."** [Ibnu Majah].

Ito ay kabilang sa mga tanda ng pagmamahal ng Allah sa Kanyang lingkod. Sinabi niya (ﷺ): **"Tunay na kapag napamahal ang Allah sa mga tao ay nagbigay Siya ng pagsubok sa kanila."** [Ahmad]. At kabilang din sa mga tanda ng pagnanais ng Allah ng kabutihan sa Kanyang lingkod. Sinabi niya (ﷺ): **"Kapag ninais ng Allah sa Kanyang lingkod ang kabutihan, mamadaliin Niya sa kanya ang parusa sa Mundo. At kapag ang ninais naman ng Allah sa Kanyang lingkod ay ang masama, pipigilin muna ng Allah sa kanya ang (kaparusahan ng) kanyang kasalanan hanggang sa papanagutin Niya siya dahil dito sa Araw ng Pagbangon muli."** [Tirmidhi].

Ito ay isang pambayad-sala sa mga pagkakasala, kahit pa man kaunti. Sinabi niya (ﷺ): **"Walang Muslim na dinapuan ng kapinsalaan na isang tinik at anumang higit pa rito malibang pawalang-sala ng Allah sa pamamagitan nito ang mga masamang nagawa niya gaya ng paglalaglag ng punong-kahoy sa mga dahon nito."** [Al-lBukhari at Muslim].

Dahil doon, tunay na ang Muslim na sinusubok, kung siya ay matuwid, ang pagsubok ay isang pambayad-sala para sa mga nagawang masama na nakalipas na o isang pag-aangat sa mga antas. Kung siya naman ay isang sumusuway, ito ay isa ring pambayad-sala para sa mga nagawang masama at isang pagpapaalaala sa pagiging panganib ng mga ito. Siya (ang Allah) ay nagsabi: **﴾Lumitaw na ang katiwalian sa kalupaan at karagatan dahil sa kinita ng mga kamay ng mga tao upang palasapin Niya sila ng ilan sa ginawa nila baka sakaling sila ay magbabalik.﴿** [Qur'an 30:41].

**Ang mga Uri ng Pagsubok:** Pagsubok sa pamamagitan ng mabuti; gaya ng pagdaragdag ng yaman at pagsubok sa pamamagitan ng masama; gaya ng pagkatakot, pagkagutom, at pagkabawas ng yaman. Ang Allah ay nagsasabi: **﴾At susubukin Namin kayo sa pamamagitan ng masama at mabuti bilang tukso.﴿** [Qur'an 21:35].

At kabilang dito ang pagsubok sa pamamagitan ng pagkakasakit at kamatayan, na ang pinakasukdulan sa mga kadahilanan nito ay ang usog at ang kulam na umuusbong mula sa pagkainggit. Sinabi niya (ﷺ): **"Ang pinakamarami sa namamatay sa aking mamamayan matapos ang pagtatadhana ng Allah at pagtatakda Niya ay dahil sa usog."** [At-Tayalisi].

**Ang pag-iingat laban sa Usog at Kulam: Ang pag-iingat ay mainam kaysa sa pagpapapagamot. Kaya naman kailangan nating maging masigasig kaugnay dito. Kabilang sa napakahalaga sa mga ito:** ✸ Ang pagpapalakas sa sarili sa pamamagitan ng Tawheed, ang paniniwala na ang nagpapa-iral sa sangtinakpan ay

ang Allah, at ang pagpaparami ng mga magagandang gawa. ✸ Ang mabuting pag-iisip sa Allah at ang pagtitiwala sa Kanya, kaya naman hindi mag-iilusyon ng karamdaman at usog dala lamang ng anumang sintoma sapagka't ang pag-iilusyon ay isang sakit mismo. ✸Kapag may napatanyag na tao na siya raw ay nang-uusog o nangkukulam, siya ay iiwasan bilang pagsasagawa ng mga kadahilanan ng kaligtasan hindi bilang takot. ✸ Ang paggunita sa Allah at ang pagdalangin ng pagpapala kapag nakakita ng anumang hinahangaan. Sinabi ng Sugo (ﷺ): **"Kapag nakakita ang isa sa inyo sa sarili niya o sa yaman niya o sa kapatid niya ng anumang nagugustuhan niya ay manalangin siya ng pagpapala sapagka't tunay na ang usog ay totoo."** [Al-Hakim]. (Ang pagdalangin ng pagpapala ay ang pagsabi ng: ***Baarakallaahu lak*** (Ipagkaloob nawa ng Allah sa iyo ng pagpapala) hindi ang pagsabi ng: Tabaarakallaah (Sukdulang Mapagpala ang Allah). ✸ Ang pagkain sa umaga ng pitong pirasong datiles na `Ajwah na galing sa Lungsod ng Propeta (ﷺ). ✸ Ang pagdulog sa Allah, ang pagtitiwala sa Kanya, ang kagandahan ng pag-iisip sa Kanya, ang pagpapakupkop sa Kanya laban sa usog at kulam, ang pagpapanatili sa pagbigkas ng mga Dhikr at mga panalanging pagpapakupkop sa bawa't araw, sa umaga at gabi. Ang mga Dhikr na ito ay may epekto na nadadagdagan o nababawasan ayon sa pahintulot ng Allah dahil sa dalawang bagay: **1).** Ang paniniwala na ang mga nasaad sa mga ito ay katotohanan at katapatan at na ito ay napakikinabangan ayon sa pahintulot ng Allah; **2).** Na bibigkasin ito ng dila niya at makikinig dito ang mga tainga niya at ang puso niya ay nakatuon dito dahil ito ay panalangin at ang panalangin ay hindi tinutugon mula sa isang pusong nalilingat at nagliliwaliw gaya ng tumpak na nasaad mula sa kanya (ﷺ). Ang oras ng mga Dhikr at mga panalanging pagpapakupkop (Ta`awidh: Ang mga Dhikr sa umaga ay sinasabi pagkatapos ng Salah na Fajr at ang mga Dhikr naman sa gabi ay sinasabi pagkatapos ng Salah sa `Asr. Kapag nakalimutan ng Muslim na sabihin ito o nakaligtaan ay sabihin niya ito pagkaalaala niya rito.

Ang mga palatandaan ng pagkausog at iba pa: Walang salungatan sa pagitan ng medisina at Ruqyah na pang-Islam sapagka't ang Qur'an ay may panglunas sa mga karamdamang pisikal at mga karamdamang espirituwal. Kapag ang tao ay ligtas sa mga karamdamang pisikal, ang mga karamdaman kadalasan ay nasa anyong sakit ng ulo na pabalik-balik, paninilaw sa mukha, madalas na pagpapawis at pag-ihi, kawalan ng gana sa pagkain, pamamanhid o panginginit o panlalamig sa mga dulo ng kamay at paa, pagkakabug-kabog ng puso, pabalik-balik na pananakit ng pinakamababang bahagi ng likod at mga balikat, pagkalungkot at paninikip ng dibdib, insomia sa gabi, matinding reaksiyon bunsod ng pagkatakot at galit na hindi likas, madalas na pagdidighay at pagbubuntong-hininga, pagkagustong mapag-isa, katamlayan at katamaran, paghilig sa pagtulog, at iba pang mga suliraning pangkalusugang walang dahilang medikal. Maaaring matagpuan ang mga tanda na ito o ang ilan sa mga ito alinsunod sa lakas at hina ng sakit.

Kinakailangan sa Muslim na maging malakas ang Pananampalataya at ang puso, na hindi siya pinapasok ng mga pang-uudyok, kaya naman hindi niya pag-iilusyunan ang sarili niya na siya ay dinapuan ng anumang sakit dahil lamang sa pagkadama niya sa isa sa mga sintoma na ito, dahil ang ilusyon ay kabilang sa pinakamahirap lunasan sa mga sakit. Maaaring matagpuan ang ilan sa mga tanda na ito sa ilan gayong sila naman ay mga malusog. Maaari itong matagpuan gayong

ang dahilan ay pisikal na karamdaman. Maaari ring ang dahilan ay ang kahinaan ng pananampalataya, gaya ng paninikip ng dibdib, kalungkutan, at katamlayan. Kaya naman kailangang repasuhin niya ang ugnayan niya sa Allah.

**Kaya kapag ang karamdaman ay dahil sa usog,[1] tunay na ang lunas ayon sa kapahintulutan ng Allah ay sa pamamagitan ng isa sa dalawang paraan:** **1).** Kung nakikilala ang nang-usog: Pag-uutusan siya na maligo at magdala ng ipinaligong tubig na ito o magdala ng mula sa naapektuhan[2] niya at pagkatapos ay ipaliligo at iinuman. **2).** Kung hindi nakikilala ang nang-usog: Ang pagpapagamot ay sa pamamagitan ng Ruqyah, panalangin, at Hijaamah (pagpapalabas ng dugo sa pamamagitan ng paghihiwa sa anumang bahagi ng katawan).

**Kung ang karamdaman naman ay panggagaway (kulam),[3] tunay na ang lunas ayon sa kapahintulutan ng Allah ay sa pamamagitan ng isa sa mga sumusunod na paraan:** **1).** Ang pag-alam sa kinaroroonan ng pinagsagawaan ng kulam: Kapag natagpuan ito ay kakalasin ang kinapitan nito habang binibigkas ang Surah (113) at (114) at pagkatapos ay susunugin iyon. **2).** Ang Ruqyah (orasyon) na pang-Islam: Sa pamamagitan ng mga talata ng Qur'an, lalung-lalo na ang Surah Al-Falaq at Surah An-Naas at ang Surah Al-Baqarah, at ng mga panalangin, na tatalakayin mamaya. **3).** Ang Nushrah: Ito ay dalawang uri: **a).** Ipinagbabawal: Ito ay ang paglunas sa kulam sa pamamagitan ng kulam at pagpunta sa mangkukulam upang alisin niya ito. **b).** Ipinahihintulot: Kabilang dito ang pagkuha ng pitong pirasong dahon ng mansanitas at ang pagdurog ng mga ito. Pagkatapos ay babasahan ito ng tatlong beses ng Surah Al-Kafirun, Surah Al-Ikhlas, Surah Al-Falaq, at Surah An-Nas. Pagkatapos ay ilalagay ito sa tubig. Pagkatapos ay iinumin at ipaliligo. Uulit-ulitin iyon hanggang sa gumaling, Insha Allah [kung ipahintulot ito Allah]. Isinalaysay ni Abdul Razzaq. **4).** Ang pagtataboy sa kulam: Sa pamamagitan ng paglilinis ng tiyan sa pamamagitan ng paggamit ng pampasuka kung ito ay nasa loob ng tiyan, at sa pamamagitan ng Hijamah[4] kung nasa ibang bahagi nito.

**Ang Ruqyah:** Ang mga kondisyon nito: **1).** Na ito ay sa pamamagitan ng mga talata ng Qur'an at mga lehitimong Du`a', **2).** Na ito ay sa wikang Arabo; ipinahihintulot din ang

---

1 Ang usog ay kapinsalaang mula sa Jinn na dumadapo ayon sa kapahintulutan ng Allah sa isang nausog dahil sa paglalarawan at paghangga mula sa nakausog, na nadaluhan ng mga demonyo at hindi nagkaroon ng panghadlang (na gaya ng Dhikr, dasal, at iba pa). Sumasaksi para rito ang isang Hadith: "**Ang usog ay totoo**," [Al-Bukhari]. At ang isa pang naisaad na sanaysay: **"At dinadaluhan ito ng demonyo at nainggit ito sa anak ni Adam**," [Ahmad]. Tinagurian ito na `Ayn (mata sa arabic) dahil ito ang kasangkapan ng paglalarawan hindi dahil sa ito ang nagdudulot ng pinsala, batay sa isang patunay na ang bulag nakapagdudulot nito sa ibang tao gayong siya ay hindi naman nakatingin sa kanya.

2 Ang naapektuhan: Ang anumang bagay na nasaling ng nakausog gaya ng mga tira sa ininuman niya o kinainan niya o anumang nasaling niya. Kukuha mula rito o papahiran sa pamamagitan ng panyo o tulad nito at dadagdagan ng tubig. Pagkatapos ay ibubuhos sa nausog at iinumin ang ilang bahagi nito.

3 Ang panggagaway o karunungang itim: Naisasagawa sa pamamagitan ng pagbubuhol (ng sinulid o tali), mga orasyon, pananalitang binibigkas o nakagagawa ng anumang nakaaapekto sa katawan ng nakulam o sa puso nito o sa pag-iisip nito nang direktahan. Ito ay may katotohanan. Ang ilan dito ay ang nakapapatay. Ang ilan dito ay ang nakapagdudulot ng karamdaman. Ang ilan dito ay ang nakapipigil sa lalaki sa pakikipagtalik sa maybahay niya. Ang ilan dito ay ang nakapagpapahiwalay sa mag-asawa. Ang ilan dito ay Shirk at Kufr. At ang ilan dito ay isang napakalaking kasalanan.

4 Nagsabi siya (ﷺ): **"Tunay na ang pinakamainam sa anumang ipinanggagamutan ninyo ay ang Hijamah."** Nagpagaling nga ang Allah sa pamamagitan nito ng mga karamdamang pisikal o mga karamdamang sanhi ng usog at kulam, gaya ng kanser sa ilang tunay na buhay na pangyayari.

mga panalangin sa ibang wika maliban pa rito, **3).** Ang paniniwala na ang Ruqyah ay hindi ito ang nagpapagaling mismo bagkus ang kalunasan ay mula sa Allah.

Para sa karagdagang epekto nito ay nararapat na magbasa ng Qur'an nang **may layuning magpagaling at magpatnubay**[1] para sa tao at jinn sapagka't ang Qur'an ay ibinaba bilang patnubay at kalunasan. Hindi ito binabasa sa layuning patayin ang Jinn, maliban kung naging imposibleng palayasin ito ayon sa naunang nabanggit.

**Ang mga Kondisyon ng Nagsasagawa ng Ruqyah:**

**1).** Na siya ay isang Muslim, na siya ay isang matuwid na nangingilag magkasala. At kapag siya ay higit na nangingilag magkasala, ang epekto ay higit na malakas.

**2).** Na babaling siya sa Allah nang may paniniwala sa sandali ng pagsasagawa ng Ruqyah sa pamamagitan ng pagbubuklod sa nilalaman ng puso at sinasabi ng dila. Ang mainam ay ang tao mismo ang magsagawa ng Ruqyah sa sarili niya dahil ang iba pa sa kanya ay kadalasang abala ang puso niyon at dahil sa walang tulad niya na nakadarama sa kagipitan niya at pangangailangan niya. Ang mga nagigipit ay pinangakuan ng Allah ng katugunan.

**Ang mga Kondisyon ng Pinagsasagawaan ng Ruqyah: 1).** Kaaya-kaaya na siya ay isang matuwid na mananampalataya at alinsunod sa sukat ng pananampalataya lumalaki ang bisa. Sinabi Niya [ang Allah]: **﴾At Aming pinabababa mula sa Qur'an ang isang pagpapagaling at isang Habag para sa mga mananampalataya, nguni't walang naidagdag ito sa mga gumagawa ng kawalang katarungan kundi kalugian.﴿** **[Qur'an 17:82].** **2).** Ang pagbaling sa Allah nang may paniniwala na pagagalingin Niya ito. **3).** Na hindi siya maiinip sa bagal ng paggaling dahil ang Ruqyah ay isang panalangin at kapag nagmadali sa pagtamo ng katugunan ay maaaring hindi na siya tutugunin. Sinabi niya (ﷺ): **"Tinutugon ang isa sa inyo kapag hindi siya nagmadali, na nagsasabi: Dumalangin ako nguni't hindi ako tinugon."** [Al-Bukhari at Muslim].

**Ang Ruqyah ay may mga Pamamaraan: 1).** Ang pagbasa ng Ruqyah kalakip ng banayad na pagdurang walang laway, **2).** Ang pagbasa nang walang kalakip ng banayad na pagdura, **3).** Ang pagkuha sa laway sa pamamagitan ng daliri at paghalo nito sa lupa at paghaplos nito sa kinaroroonan ng sakit, **4).** Ang pagbasa ng Ruqyah kalakip ng paghaplos nito sa kinaroroonan ng sakit.

**Ang mga Ayah (Talata) at ang mga Hadith na Binibigkas Bilang Ruqyah sa Maysakit:** Ang Surah Al-Fatihah, ang Ayatul Kursiy, ang dalawag huling talata ng Surah Al-Baqarah: (285-286), ang Surah Al-Kafirun (109), ang Surah Al-Ikhlas (112), ang Surah Al-Falaq (113), ang Surah An-Nas (114), at ang mga Ayah na sumusunod:

﴿فَسَيَكْفِيكَهُمُ ٱللَّهُ وَهُوَ ٱلسَّمِيعُ ٱلْعَلِيمُ﴾ ***Fasayakfeekahumullaah, wa huwas samee`ul `aleem.***[2]

﴿يَٰقَوْمَنَآ أَجِيبُواْ دَاعِيَ ٱللَّهِ وَءَامِنُواْ بِهِۦ يَغْفِرْ لَكُم مِّن ذُنُوبِكُمْ وَيُجِرْكُم مِّنْ عَذَابٍ أَلِيمٍ﴾ ***Yaa qawmanaa ajeebu da`iyal***

1 Ang layuning magpatnubay: pag-anyaya sa sinumang nakaririnig sa Qur'an para sa Relihiyon ng Allah, paggawa ng mabuti, at pagpipigil sa kasamaan. Ang ganitong layunin ay may malaking epekto ayon sa karanasan. Naaapektuhan ang Jinn sa Qur'an at napipigilan ang kasamaan nito sa maysakit nang mabilis kadalasan. Taliwas iyon sa layuning pagpatay, na nag-uudyok sa pagmamatigas nito, pagmamalaki nito, at pananakit nito sa nagsasagawa ng orasyon at sa may sakit. Sinabi niya (ﷺ): **"Tunay na ang Allah ay mabait; nagugustuhan Niya ang kabaitan at nagbibigay Siya dahil sa kabaitan ng hindi Niya ibinibigay dahil sa karahasan."** [Muslim].

2 Kaya pangangalagaan ka laban sa kanila ng Allah. At Siya ay ang Nakaririnig, ang Nakaaalam. [Qur'an 2:137].

*laahi wa aminu bihi yaghfir lakum min dhunoobikum wa yujirkum min `adhaabin aleem.*[1]

﴿ وَنُنَزِّلُ مِنَ ٱلْقُرْءَانِ مَا هُوَ شِفَآءٌ وَرَحْمَةٌ لِّلْمُؤْمِنِينَ وَلَا يَزِيدُ ٱلظَّـٰلِمِينَ إِلَّا خَسَارًا ﴾ *Wa nunazzilu minal Qur-aani ma huwa shifaa-uw wa rahmatul lilmu'mineen, wa laa yazeedudh dhaalimeena illaa khasaara*[2]

﴿ أَمْ يَحْسُدُونَ ٱلنَّاسَ عَلَىٰ مَآ ءَاتَىٰهُمُ ٱللَّهُ مِن فَضْلِهِۦ ﴾ *Am yahsudoonan naasa `alaa maa átaahumu l laahu min fadhlih.*[3]

﴿ وَإِذَا مَرِضْتُ فَهُوَ يَشْفِينِ ﴾ *Wa idhaa maridhtu fahuwa yashfeen.*[4]

﴿ وَيَشْفِ صُدُورَ قَوْمٍ مُّؤْمِنِينَ ﴾ *Wa yashfi sudoora qawmim mu'mineen.*[5]

﴿ قُلْ هُوَ لِلَّذِينَ ءَامَنُوا۟ هُدًى وَشِفَآءٌ ﴾ *Qul huwa lilladheena ámanú hudaw wa shifaa'.*[6]

﴿ لَوْ أَنزَلْنَا هَـٰذَا ٱلْقُرْءَانَ عَلَىٰ جَبَلٍ لَّرَأَيْتَهُۥ خَـٰشِعًا مُّتَصَدِّعًا مِّنْ خَشْيَةِ ٱللَّهِ ﴾ *Law anzalnaa haadhal Qur-aana `alaa jabalil lara-aytahú khaashi-`am mutasaddi `am min khash-yatillaah.*[7]

﴿ فَٱرْجِعِ ٱلْبَصَرَ هَلْ تَرَىٰ مِن فُطُورٍ ﴾ *Far-ji`il basara hal taraa min futoor.*[8]

﴿ وَإِن يَكَادُ ٱلَّذِينَ كَفَرُوا۟ لَيُزْلِقُونَكَ بِأَبْصَـٰرِهِمْ لَمَّا سَمِعُوا۟ ٱلذِّكْرَ وَيَقُولُونَ إِنَّهُۥ لَمَجْنُونٌ ﴾ *Wa iyyakaadul ladheena kafarú layuzliqoonaka bi absaarihim lamma sami`udh dhikra wa yaqooloona innahu lamajnoon.*[9]

﴿ وَأَوْحَيْنَآ إِلَىٰ مُوسَىٰٓ أَنْ أَلْقِ عَصَاكَ فَإِذَا هِىَ تَلْقَفُ مَا يَأْفِكُونَ ﴿١١٧﴾ فَوَقَعَ ٱلْحَقُّ وَبَطَلَ مَا كَانُوا۟ يَعْمَلُونَ ﴿١١٨﴾ فَغُلِبُوا۟ هُنَالِكَ وَٱنقَلَبُوا۟ صَـٰغِرِينَ ﴾

*Wa awhaynaa ilaa moosa an alqi `asaaka fa-idhaa hiya talqafu maa ya'fikoon; fawaqa`al haqqu wa batala maa kaanu ya`maloon; fa ghulibu hunaalika wan qalabu saaghireen.*[10]

﴿ قَالُوا۟ يَـٰمُوسَىٰٓ إِمَّآ أَن تُلْقِىَ وَإِمَّآ أَن نَّكُونَ أَوَّلَ مَنْ أَلْقَىٰ ﴿٦٥﴾ قَالَ بَلْ أَلْقُوا۟ فَإِذَا حِبَالُهُمْ وَعِصِيُّهُمْ يُخَيَّلُ إِلَيْهِ مِن سِحْرِهِمْ أَنَّهَا تَسْعَىٰ ﴿٦٦﴾ فَأَوْجَسَ فِى نَفْسِهِۦ خِيفَةً مُّوسَىٰ ﴿٦٧﴾ قُلْنَا لَا تَخَفْ إِنَّكَ أَنتَ ٱلْأَعْلَىٰ ﴿٦٨﴾ وَأَلْقِ مَا فِى يَمِينِكَ تَلْقَفْ مَا صَنَعُوٓا۟ إِنَّمَا صَنَعُوا۟ كَيْدُ سَـٰحِرٍ وَلَا يُفْلِحُ ٱلسَّـٰحِرُ حَيْثُ أَتَىٰ ﴾

*Qaalu yaa moosa immaa an tulqiya wa immaa an nakoona awwala man alqa; qaala bal alqu: fa idhaa hibaaluhum wa `isiyyuhum yukhayyalu ilayhi min sihrihim annahaa tas`a; fa awjasa fee nafsihi khifatam moosa; qulnaa laa takhaf innaka antal a`alaa wa alqi maa fee yameenika talqaf maa sana`u innamaa sana`u kaydu saahirin wa laa yuflihus saahiru haythu ata.* [11]

---

1 O mamamayan namin; tumugon kayo sa tagapaanyaya ng Allah at maniwala kayo sa kanya, magpapatawad Siya sa inyo sa ilan sa mga pagkakasala ninyo at ipagsasanggalang Niya kayo laban sa isang masakit na pagdurusa. [Qur'an 46:31].

2 At pinabababa Namin mula sa Qur'an ang isang pagpapagaling at isang habag para sa mga mananampalataya, nguni't walang naidagdag ito sa mga lumalabag sa katarungan kundi pagkalugi. [Qur'an 17:82].

3 O kinaiinggitan ba nila ang mga tao dahil sa ibinigay ng Allah sa mga ito mula sa kabutihang-loob Niya? [Qur'an 4:54].

4 At kapag nagkasakit ako, Siya ay nagpapagaling sa akin; [Qur'an 26:80].

5 Pagagalingin Niya ang mga dibdib ng mga taong sumasampalataya, [Qur'an 9:14].

6 Sabihin mo: "Ito, para sa mga sumampalataya, ay isang patnubay at isang lunas; [Qur'an 14:44].

7 Kung sakaling ibinaba Namin ang Qur'an na ito sa isang bundok, talagang nakita mo sana ito na nagpapakaaba na nagkawatak-watak dahil sa takot sa Allah. [Qur'an 59:21].

8 Panumbalikin mo ang paningin [sa langit], may nakikita ka bang mga pagkawatak? [Qur'an 67:3].

9 At tunay na halos ang mga tumangging sumampalataya ay talagang nagpadulas sa iyo sa pamamagitan ng mga tingin nila nang narinig nila ang paalaala at sinasabi nila: Tunay na siya ay talagang baliw. [Qur'an 68:51].

10 At nagsiwalat Kami kay Musa, [na nagsasabi]: "Itapon mo ang tungkod mo, kaya walang anu-ano'y mabilis na nilulon nito ang ikinukunwari nila. Kaya napagtibay ang katotohanan at napawalang-saysay ang anumang pinaggagawa nila. Kaya nadaig sila roon at umuwi na mga minamaliit. [Qur'an 7:117-119].

11 Nagsabi sila: "O Musa, mauna ka kayang magtatapon o kami kaya ang unang magtatapon. Nagsabi siya: "Bagkus magtapon muna kayo." Walang anu-ano, ang mga lubid nila at ang mga tungkod nila ay lumitaw sa paningin niya – dahil sa panggagaway nila – na ang mga ito ay mabilis na gumagapang. Kaya nakadama si Musa sa sarili niya ng pagkatakot. Sinabi Namin: "Huwag kang

﴿ ثُمَّ أَنزَلَ ٱللَّهُ سَكِينَتَهُۥ عَلَىٰ رَسُولِهِۦ وَعَلَى ٱلْمُؤْمِنِينَ ﴾ ***Thumma anzalallaahu sakeenatahu `alaa rasoolihi wa `alaal mu'mineen.*** [1]

﴿ فَأَنزَلَ ٱللَّهُ سَكِينَتَهُۥ عَلَيْهِ وَأَيَّدَهُۥ بِجُنُودٍ لَّمْ تَرَوْهَا ﴾ ***Fa anzalallaahu sakeenatahu `alayhi wa ayyadahu bijunoodil lam tarawha.*** [2]

﴿ فَأَنزَلَ ٱللَّهُ سَكِينَتَهُۥ عَلَىٰ رَسُولِهِۦ وَعَلَى ٱلْمُؤْمِنِينَ وَأَلْزَمَهُمْ كَلِمَةَ ٱلتَّقْوَىٰ ﴾ ***Fa anzalallaahu sakeenatahu `alaa rasoolihi wa `alaal mu'mineena wa alzamahum kalimatat taqwa.*** [3]

﴿ لَّقَدْ رَضِيَ ٱللَّهُ عَنِ ٱلْمُؤْمِنِينَ إِذْ يُبَايِعُونَكَ تَحْتَ ٱلشَّجَرَةِ فَعَلِمَ مَا فِى قُلُوبِهِمْ فَأَنزَلَ ٱلسَّكِينَةَ عَلَيْهِمْ وَأَثَٰبَهُمْ فَتْحًا قَرِيبًا ﴾ ***Laqad radiyallaahu `anil mu'mineena idh yubaayi`oonaka tahtash shajarati fa`alima maa fee quloobihim fa anzalas sakeenata `alayhim wa athaabahum fathan qareeba.*** [4]

﴿ هُوَ ٱلَّذِىٓ أَنزَلَ ٱلسَّكِينَةَ فِى قُلُوبِ ٱلْمُؤْمِنِينَ لِيَزْدَادُوٓا۟ إِيمَٰنًا مَّعَ إِيمَٰنِهِمْ ﴾ ***Huwal ladhee anzalas sakeenata fee quloobil mu'mineena liyazdaadu eemaanam ma`a eemaanihim.*** [5]

## Ang mga Hadith:

( أَسْأَلُ اللهَ العَظِيْمَ رَبَّ العَرْشِ العَظِيْمِ أَنْ يَشْفِيكَ ) ٧ مرات ***As-alullaahal `adheema rabbal `arshil `adheemi an yashfeek.*** [6] Pitong ulit.

( أُعِيْذُكَ بِكَلِمَاتِ اللهِ التَّامَّةِ مِنْ كُلِّ شَيْطَانٍ وَهَامَّةٍ وَمِنْ كُلِّ عَيْنٍ لامَّةٍ ) ٣ مرات ***U`eedhuka bikalimaatillaahit taammaati min kulli shaitaaniw wa haammatiw wa min kulli `aynin laammah.*** [7] Tatlong beses.

( اللَّهُمَّ رَبَّ النَّاسِ أَذْهِبِ البَأْسِ اشْفِ أَنْتَ الشَّافِي لا شِفَاءَ إلا شِفَاؤُكَ شِفَاءً لايُغَادِرُ سَقَمًا ) ٣ مرات ***Allaahumma rabban naasi adhhibil ba'sa, ishfi antash shaafí laa shifaa-a illaa shifaa-uka shifaa-ul laa yughaadiru saqama.*** [8] Tatlong beses.

( اللَّهُمَّ أَذْهِبْ عَنْهُ حَرَّهَا وَبَرْدَهَا وَوَصَبَهَا ) مرة واحدة ***Allaahumma adhhib `anhu harrahaa wa bardahaa wa wasabaha.*** [9] Isang beses.

( حَسْبِيَ اللهُ لا إِلَهَ إلا هُوَ عَلَيْهِ تَوَكَّلْتُ وَهُوَ رَبُّ العَرْشِ العَظِيْمِ ) ٧ مرات ***Hasbiyallaahu laa ilaaha illaa***

---

mangamba; tunay na ikaw ay ang pinakamataas." Itapon mo ang nasa kanang kamay mo, lalamunin nito ang anumang ginawa nila; tunay na ang ginawa nila ay isang pakana ng isang manggagaway at hindi magtatagumpay ang manggagaway saanman siya pumunta. [Qur'an 20:65-69].

1 Pagkatapos ay nagbaba ang Allah ng Kanyang kapanatagan sa Kanyang Sugo at sa mga sumasampalataya [Qur'an 9:26].

2 Kaya ibinaba ng Allah ang Kanyang katiwasayan sa kanya at inalalayan Niya siya ng mga kawal na hindi ninyo nakita. [Qur'an 9:40].

3 Saka ibinaba ng Allah ang Kanyang katiwasayan sa Kanyang Sugo at sa mga sumasampalataya. Pinanatili Niya sila sa Salita ng Pagkatakot [sa Allah]. [Qur'an 48:26].

4 Tunay ngang nagalak ang Allah sa mga sumasampalataya noong nangangako sila ng katapatan sa iyo sa ilalim ng punong-kahoy. Yamang nalaman Niya ang nasa puso nila kaya naman ibinaba Niya ang katiwasayan sa kanila at ginantimpalaan Niya sila ng isang nalalapit na tagumpay, [Qur'an 48:18].

5 Siya ang nagbaba ng Katiwasayan sa mga puso ng mga sumasampalataya upang madagdagan sila sa pananampalataya kasama sa taglay na pananampalataya nila. [Qur'an 48:4].

6 Hinihiling ko sa Allah, ang Dakila, ang Panginoon ng dakilang trono na pagalingin ka Niya.

7 Ipinakukupkop kita sa pamamagitan ng mga Salitang Ganap ng Allah laban sa bawa't demonyo at salot at laban sa bawa't matang naiinggit.

8 O Allah! Panginoon ng mga tao, alisin Mo ang sakit, pagalingin Mo; Ikaw ang Tagapagpagaling, walang pagpapagaling kundi ang pagpapagaling Mo: isang pagpapagaling na hindi nag-iiwan ng isang karamdaman.

9 O Allah! Alisin Mo sa kanya ang init niyon, ang lamig niyon, at ang paglala niyon.

*huwa: `alayhi tawakkaltu: wa huwa rabbul `arshil `adheem.*[1] Pitong beses.
(بِسْمِ اللهِ أَرْقِيْكَ مِنْ كُلِّ دَاءٍ يُؤْذِيْكَ وَمِنْ شَرِّ كُلِّ نَفْسٍ أَوْ عَيْنٍ حَاسِدٍ، اللهُ يَشْفِيْكَ بِسْمِ اللهِ أَرْقِيْكَ) ٣ مرات *Bismillaahi arqeeka min kulli daa-in yu'dheeka wa min sharri kulli nafsin aw `aynin haasid; Allaahu yashfeeka bismillaahi arqeeka.*[2] Tatlong beses.

Ilagay mo ang kamay mo sa bahaging may sakit at magsasabi ka nang tatlong beses na: (بِسْمِ اللهِ (٣ مرات) أَعُوذُ بِعِزَّةِ اللهِ وَقُدْرَتِهِ مِنْ شَرِّ مَا أَجِدُ وَأُحَاذِرُ (٧ مرات)) *Bismillaah* (tatlong beses). *A`oodhu bi `izzatillaahi wa qudratihi min sharri maa ajidu wa uhaadhir*. Pitong beses.[3]

## Mga Paalaala:

❶ Hindi ipinahihintulot na paniwalaan ang mga pamihiin kaugnay sa nakausog gaya ng pag-inom ng ihi niya at na ang bisa nito ay hindi tatalab kapag nalaman.

❷ Hindi ipinahihintulot ang paglagay ng mga agimat na nasa anyong mga katad, mga pulseras, at mga kuwintas sa isang kinatatakutang dapuan ng usog. Sinabi niya (ﷺ): **"Ang sinumang nagsuot ng isang bagay [bilang agimat], ipagkakatiwala siya roon."** [At-Tirmidhi]

❸ Ang pagsusulat ng ما شاء الله تبارك الله,[4] o ang pagguhit ng espada o punyal o mata, o ang paglalagay ng Qur’an sa loob ng sasakyan, o ang pagsasabit ng ilang talata ng Qur’an sa loob ng mga bahay, ang lahat ng ito ay hindi nakapagtataboy ng usog bagkus ay maaari pang maging mga agimat na ipinagbabawal.

❹ Kinakailangan sa maysakit na magkaroon ng tiyak na paniniwala sa katugunan, na hindi siya nababagalan sa paggaling. Kung sakaling sinabi sa kanya na ang paggaling sa pamamagitan ng ilang gamot ay tatagal nang buong buhay ay hindi siya manghihinawa. Subali't siya ay nanghihinawa kapag nagtagal ang bisa ng Ruqyah, gayong siya ay magkakamit ng isang Hasanah (kabutihan) sa bawa't titik na binibigkas niya [sa Ruqyah] at ang isang Hasanah ay may katumbas na sampung katulad nito. Kaya isatungulin niya ang pagdalangin, paghingi ng kapatawaran, at ang madalas na pagkakawanggawa sapagka't tunay na ang mga ito ay kabilang sa makapagpapagaling sa kanya.

❺ Ang sama-samang pagbabasa ay sumasalungat sa Sunnah [ng Propeta ﷺ] at ang bisa nito ay mahina. Gayon din ang pagkakasya sa paggamit ng recorder [sa pagbabasa] dahil ang layunin ay hindi naisasakatuparan dito samantalang ito ay isang kondisyon sa nagsasagawa ng Ruqyah bagama't sa pakikinig niyon ay may kabutihan naman. Sunnah (mabuti) na ulit-ulitin ang Ruqyah hanggang sa gumaling maliban kung ikinapapagod na niya iyon, maaari niyang pakuntiin ang pagsambit niyon nang sa gayon ay hindi magsawa. Ang pag-ulit-ulit na pagbigkas ng Ayah (talata) at Du`a’ (panalangin) sa isang takdang bilang ay hindi ipinahihintulot kung walang patunay.

❻ Mayroong mga palatandaang magagamit na patunay kaugnay sa mga ito o sa ilan sa mga ito na ang nagsasagawa ng Ruqyah ay gumagamit ng karunungang itim at hindi Qur’an at huwag kang palilinlang sa ilan sa ipinakikita niyang karelihiyosuhan sapagka't maaaring pasisimulan niya ang pagbabasa niya sa

---

1 Sapat na sa akin ang Allah, walang [tunay na] Diyos maliban sa Kanya; sa Kanya ko ibinigay ang aking pagtitiwala at Siya ang Panginoon ng dakilang trono.

2 Sa ngalan ng Allah ipinanalangin kita laban sa bawa't karamdamang nakasasakit sa iyo at laban sa kasamaan ng bawa't tao o matang naiinggit. Ang Allah ay magpagaling nawa sa iyo; sa ngalan ng Allah, ipinanalangin kita.

3 Sa Ngalan ng Allah (tatlong beses) Nagpapakupkop ako sa kapangyarihan ng Allah at kakayahan Niya laban sa kasamaan ng anumang matatagpuan at pinangingilagan ko.

4 **Maa shaa-allaahu tabaarakallah**: Ang niloob ng Allah [ay nangyari]; napakamapagpala ng Allah.

pamamagitan ng Qur'an at hindi maglalaon ay babaguhin niya iyon. Maaari rin siya ay kabilang sa nahihirating pumunta sa mga Masjid para pakitang-gilas sa mga tao. Maaaring nakikita mo siya na madalas sumambit sa Allah sa harap mo. Kaya huwag kang malilinlang nito at mag-ingat ka!

**Kabilang sa mga Palatandaan ng mga Mangkukulam at mga Bulaang Manggagamot:** ✷ Ang pagtanong sa maysakit ng pangalan niya at pangalan ng ina niya dahil ang pagkakaalam sa pangalan o ang kawalan ng kaalaman ay hindi makapagbabago ng anuman sa pagpapagaling. ✷ Ang paghingi ng anuman mula sa mga kasuutan ng maysakit gaya ng damit o kamiseta. ✷ Maaaring humingi sa maysakit ng isang hayop na may mga takdang katangian upang ialay sa Jinni, at maaaring ipapahid pa ang dugo nito sa may sakit. ✷ Ang pagsusulat at ang pagbabasa ng mga bulong na hindi maunawaan at walang kahulugan. ✷ Ang pagbibigay sa maysakit ng isang papel na may nakasulat na mga kuwadrado na sa loob ng mga ito ay may mga titik at mga numero. Tinatawag ito na Hijab [sa Arabik]. ✷ Ang pag-uutos sa maysakit na humiwalay sa mga tao sa loob ng ilang panahon sa loob ng isang madilim na silid. Tinatawag ito na Hajbah [sa Arabik]. ✷ Ang pag-uutos sa maysakit na huwag sumaling ng tubig sa loob ng isang takdang panahon. ✷ Ang pagbibigay sa maysakit ng isang bagay na ililibing niya sa lupa o isang papel na susunugin niya at ipampapausok niya. ✷ Ang pagpapabatid sa maysakit ng ilan sa mga kaalamang ukol lamang sa kanya na hindi nalalaman ng iba o ng pangalan niya, ng bayan niya, at ng sakit niya bago pa man siya nagsalita. ✷ Ang pagsusuri sa kalagayan ng maysakit pagkakilala sa kanya sa pamamagitan lamang ng pagpasok sa kinaroroonan niya o ng telepono o ng sulat.

❼ Ang paniniwala ng Ahlus Sunnah ay na ang Jinni ay nakasasanib sa tao at ang patunay ay ang sinabi Niya (Allah): **﴾Ang mga naglalamon ng pagpapatubo sa utang ay hindi nakababangon kundi gaya ng pagbangon ng ibinubuwal ng Demonyo dahil sa pagkabaliw.﴿** [Qur'an 2:275]. Nagkaisa ang mga dalubhasa sa pagpapaliwanag na ang tinutukoy dito na pagkabaliw sa Talata na ito ay ang kabaliwang dulot ng demonyo na dumadapo sa tao dahil sa pagsanib ng Jinni sa kanya.

**Bilang Kaganapan:**

Ang Panggagaway ay umiiral, napatunayan ang pagka-epektibo nito sa Qur'an at sa Sunnah [ng Propeta Muhammad], ito ay ipinagbabawal at sukdulang napakalaking kasalanan batay sa sinabi niya [Muhammad ﷺ]: **"Iwasan ninyo ang pitong nakapagpapahamak. Sila ay nagsabi: O Sugo ng Allah! Ano ang mga ito? Sinabi niya: "Ang pagtatambal sa Allah, ang panggagaway ... "** [Al-Bukhari at Muslim], at sa sinabi Niya [ang Allah]: **﴾At tunay na nalaman nila kung kanino niya binili ito. Siya ay hindi magkakaroon ng anumang bahagi sa Huling Araw.﴿** [Qur'an 02:102].

**Ito ay dalawang bahagi: 1).** Pagbubuhol ng tali at pag-uurasyon. Nakapag-uugnay ang mangkukulam sa paggamit ng demonyo sa pamamagitan ng mga ito para sa anumang nais niyang maidulot na kapinsalaan sa kinukulam. **2).** Mga gamot na nakakaapekto sa katawan, isipan, kalooban at pagkiling ng kinulam. Ito ay tinatawag na kulam at gayuma. Kaya pinahahaka sa kinukulam na ang bagay na ito ay bumaligtad, ang bagay na ito ay gumalaw o lumakad at ang katulad nito. Ang Una: ang paggawa nito ay Shirk (pagtatambal) dahil hindi paglilingkuran ng mga demonyo ang mangkukulam hanggang hindi nito itinatakwil ang Allah. Pangalawa: ito ay isang sukdulan at napakalaking kasalanan. Subali't ang lahat ng iyon ay nagaganap ayon sa kakayahan ng Allah.



# Ang Panalangin

Ang lahat ng mga nilikha ay mga nagdarahop sa Allah at mga nangangailangan sa anumang nasa Kanya, samantalang Siya ay walang-pangangailangan sa kanila at hindi nangangailangan sa kanila.

Tunay na isinatungkulin ng Allah sa mga lingkod Niya ang pagdalangin, kaya naman sinabi Niya: ﴾**Dumalangin kayo sa Akin, tutugunin Ko kayo; tunay na ang mga nagmamalaki sa pagtanggi sa pagsamba sa Akin ay magsisipasok sa Impiyerno na mga hamak.**﴿ **[Qur'an: 40:60].** Ang ibig sabihin ng **pagsamba sa Akin** ay pagdalangin sa Akin. Nagsabi siya [ang Propeta (ﷺ)]: **"Ang sinumang hindi humiling sa Allah ay kagagalitan Niya."** Ibnu Majah**.** Kalakip nito, ang Allah ay natutuwa sa paghiling ng mga lingkod Niya sa Kanya, at minamahal Niya ang mga mapilit sa Kanya at inilalapit Niya sila sa Kanya.

Talaga ngang nadama ng mga kasamahan ng Propeta (ﷺ) ang bagay na ito sapagka't may isa sa kanila na hindi nagmamaliit ng anumang hihilingin niya sa Allah. Hindi rin nila idinudulog ang mga hiling nila sa isa sa mga nilikha Niya. Walang ibang dahilan iyon kundi dahil sa pagkahumaling nila sa kanilang Panginoon at pagkalapit nila sa Kanya at pagkalapit Niya sa kanila, bilang pagsunod sa sinabi Niya [ang Allah]: ﴾**At kapag tinanong ka ng mga lingkod Ko tungkol sa Akin [ay sabihin mo:] Tunay na Ako ay malapit.**﴿ **[Qur'an 2:186].** Ang pagdalangin sa Kanya ay isang dakilang kalagayan para sa Allah sapagka't ito ay napakarangal na gawain para sa Allah at maaaring makapigil sa tadhana. Ang bawa't dumalangin sa Allah ay tinutugon Niya kung mayroong mga dahilan sa pagtugon at nawala ang mga pumipigil sa pagtugon. Bibigyan ang dumadalangin ng isa sa mga kalagayang binanggit ng Propeta (ﷺ) sa sinabi niya: **"Walang isang Muslim na dumadalangin ng isang panalanging hindi naglalaman ng kasalanan, ni pagputol sa ugnayan ng kamag-anak kundi ibibigay ng Allah dahil doon ang isa sa tatlo: maaaring mamadaliin para sa kanya ang tugon sa panalangin niya, maaaring ilalaan iyon para sa kanya sa Kabilang-buhay, at maaaring maglalayo sa kanya ng isang masamang katumbas niyon."** Nagsabi sila: "Kung gayon ay dadamihan namin [ang panalangin]?" Nagsabi siya: **"Ang Allah ay [nagmamay-ari] ng higit na marami."** [Ahmad]**.**

**Ang mga uri ng panalangin:** Ito ay dalawang uri: **1).** Panalangin na pagsamba: gaya ng Salah at pag-aayuno, **2).** Panalangin na paghingi at paghiling.

**Ang pagkakalamangan ng mga gawain:** Ang pagbabasa ba ng Qur'an ang pinakamainam o ang Dhikr o ang panalangin at ang paghiling? Ang pagbabasa ng Qur'an ang pinakamainam sa mga gawain, walang pasubali. Pagkatapos ay ang Dhikr at ang pagpupuri sa Allah. Pagkatapos ay ang panalangin at ang paghiling. Ito ay sa ganang pagbubuod. Subali't maaaring malagay ang gawaing nalamangan sa kalagayang gagawa rito na maging higit na karapat-dapat kaysa sa gawaing nakalalamang. Ang panalangin sa araw ng `Arafah ay higit na mainam kaysa sa pagbabasa ng Qur'an at ang pagpapakaabala sa pagsambit ng mga Dhikr na nasaad sa Sunnah pagkatapos ng Salah na isinatungkulin (Fardh) ay higit na karapat-dapat kaysa sa pagbabasa ng Qur'an.

**Ang mga kadahilanan sa ikatutugon ng panalangin:** Mayroong mga hayag na kadahilanan at mga kubling kadahilanan:

**1). Ang mga hayag na kadahilanan:** ang pagsasagawa muna ng mga matuwid na gawain gaya ng pagkakawanggawa, pagsasagawa ng Wudu', pagsasagawa ng Salah, pagharap sa Qiblah, pag-aangat ng mga kamay, pagpupuri sa Allah ayon sa naaangkop sa Kanya, at paggamit ng mga pangalan ng Allah at mga katangian Niya na nababagay sa ipinapanalangin. Kaya kapag ang panalangin ay ang paghiling ng Paraiso, ang pagsusumamo ay sa pamamagitan ng kabutihang-loob Niya at habag Niya. Kapag dumalangin laban sa isang maniniil halimbawa, ay hindi gagamitin ang pangalan [ng Allah] na Ar-Rahman (ang Mahabagin) o Al-Karim (ang Mapagbigay); bagkus ang gagamitin lamang ay ang pangalan Niyang Al-Jabbar (ang Tagasupil) o Al-Qahhar (ang Manlulupig).

Kabilang din sa mga kadahilanan: Ang pagdalangin para sa Propeta (ﷺ) sa simula nito, kalagitnaan nito, at sa katapusan nito, ang pag-amin sa mga pagkakasala, ang pasasalamat sa Allah sa mga biyaya Niya, at ang pagsamantala sa mga sandaling nakalamang sa pagtugon sa panalangin na nasaad ang patunay na ang sandaling iyon ay sandaling malamang na tugunin ang panalangin. Ang mga sandaling ito ay marami, ang ilan sa mga ito ay ang sumusunod: ✸ Sa araw at gabi: sa huling ikatlong bahagi ng gabi sa sandaling bumababa ang Allah sa mababang langit, sa pagitan ng Adhan at Iqamah, pagkatapos magsagawa ng Wudu', sa sandali ng pagkatirapa, bago magsasagawa ng Taslim sa Salah, pagkatapos na pagkatapos ng mga Salah, kapag natapos basahin ang kabuuan ng Qur'an, kapag tumilaok ang tandang, sa paglalakbay, sa pagdalangin ng naaapi, sa pagdalangin ng nagigipit, sa pagdalangin ng magulang sa anak niya, sa pagdalangin nang palihim ng isang Muslim sa kapatid niyang Muslim, at kapag nakaharap ang kaaway sa digmaan. ✸ Sa isang linggo: sa araw ng Biyernes lalo na sa huling sandali nito. ✸ Sa mga buwan: sa buwan ng Ramadhan sa sandali ng Iftar at sa sandali ng Sahur, sa Laylatul Qadr, at sa Araw ng `Arafah. ✸ Sa mga sagradong pook: sa mga Masjid sa pangkalahatan, sa tabi ng Ka`bah lalo na sa tabi ng pinto nito, sa tabi ng Maqam Ibrahim, sa ibabaw ng Safa at Marwah, sa iba't ibang dako ng `Arafah, sa Muzdalifah, sa Mina sa mga araw ng Hajj, sa pag-inom ng tubig ng Zamzam, at iba pa.

**2. Ang mga kubling kadahilanan: Bago magsagawa ng panalangin:** ang pagsasagawa muna ng totoong pagbabalik-loob; ang pagpapanumbalik sa mga nakuhang labag sa katarungan; na ang pagkain, ang inumin, ang kasuutan, at ang tirahan ay mula sa mabuting kita ; ang pagpaparami ng mga pagsunod sa Allah; ang pag-iwas sa mga ipinagbabawal; ang pagpipigil sa sarili sa mga bagay na mapaghihinalaan at mga hilig ng laman. Sa sandali ng panalangin: ang pagkatuon ng puso, ang pagtitiwala sa Allah, ang lakas ng pag-asa, ang pagdulog sa Kanya, ang pagpapakumbaba, ang pagpupumilit, ang pagpapaubaya ng kapakanan sa Kanya, ang pagputol ng pagtingin sa iba pa sa Kanya, at ang pagkadama ng katiyakan sa pagtugon.

**Ang mga nakahahadlang sa pagtugon sa panalangin:** Maaaring dumadalangin ang isang tao nguni't hindi siya tinutugon o naaalintana ang pagtugon. Ang mga kadahilanan ay marami, na ang ilan sa mga ito ay ang sumusunod. ✷ Ang pagdalangin sa iba pa sa Allah bilang kaagapay ng Allah. ✷ Ang pagdedetalye sa panalangin gaya ng pagpapakupkop laban sa init ng Impiyerno, sa kasikipan nito, at sa kadiliman nito, yamang sapat na ang magpakupkop laban sa Impiyerno lamang. ✷ Ang pagdalangin ng isang Muslim laban sa kanyang sarili o sa iba pa nang labag sa katarungan. ✷ Ang pagdalangin na humihiling ng kasalanan at pagpuputol sa ugnayan sa kamag-anak. ✷ Ang pag-uugnay ng panalangin sa kalooban ng Allah sa pamamagitan ng pagsabi ng ganito: "O Allah patawarin Mo ako kung loloobin Mo", at mga tulad nito. ✷ Ang pagmamadali sa pagtugon anupa't nakapagsasabi ng ganito: Nanalangin na ako nguni't hindi pa ako tinutugon. ✷ Ang panghihinawa o ang pagtigil sa pagdalangin dala ng pagkapagod o pagkasawa sa panalangin. ✷ Ang pagdalangin nang wala sa loob at nalilingat. ✷Ang hindi magandang pag-asal sa harap ng Allah gaya ng narinig ng Propeta (ﷺ) sa isang lalaki na dumadalangin sa mga Salah nito nguni't hindi dumadalangin para sa Propeta (ﷺ) kaya nagsabi ang Propeta ﷺ): “Nagmadali ito” at pagkatapos ay tinawag niya ito at sinabihan ito o ang iba pa rito: “Kapag nagdasal ang isa sa inyo ay magsimula siya sa pamamagitan ng pagpuri sa Allah at pagbubunyi sa Kanya, pagkatapos ay dumalangin siya para sa Propeta (ﷺ), at pagkatapos ay dumalangin siya matapos niyon ng anumang nais niya;" At-Tirmidhi. ✷ Ang pagdalanging humihiling ng isang bagay na natapos nang pagpasyahan gaya ng panalanging humihiling ng buhay na walang hanggan sa lupa. ✷ Ang pilit na matulaing pagbigkas ng panalangin; nagsabi ang Allah: **﴾Manalangin kayo sa inyong Panginoon nang may pagpapakumbaba at paglilihim. Tunay na hindi Niya minamahal ang mga lumalabag sa hangganan.﴿** **[Qur'an 7:55]**. Nagsabi naman si Ibnu `Abbas: “Kaya mag-ingat kayo sa matulaing pagbigkas ng panalangin; iwasan ninyo ito, sapagka't tunay na ako ay nakipagkasundo sa Sugo ng Allah (ﷺ) at sa mga Kasamahan niya: wala silang gagawin kundi iyon.” Ang ibig niyang sabihin ay: Wala silang gagawin kundi ang pag-iwas na iyon." [Al-Bukhari] ✷ Ang pagpapalabis sa pagtataas ng tinig sa panalangin. Nagsabi ang Allah: **﴾Huwag mong lakasan ang dasal mo at huwag mong ibulong ito bagkus maghangad ka sa pagitan niyon ng isang katamtamang paraan.﴿** **[Qur'an 17:110]**. Nagsabi naman si `Áishah (RA): "Ibinaba ito kaugnay sa panalangin".

Kaaya-aya na isaayos ng dumadalangin ang panalangin niya gaya ng sumusunod: **Una:** ang papuri at ang pagbubunyi sa Allah; **Ikalawa:** ang pagdalangin ng pagpapala para sa Propeta (ﷺ); **Ikatlo:** ang pagbabalik-loob at ang pag-amin sa pagkakasala; **Ikaapat:** ang pasasalamat sa Allah sa mga biyaya Niya; **Ikalima:** ang pagsisimula agad sa pagdalangin at ang pagsisigasig sa mga masaklaw na panalangin at panalanging napagtibay na itinuro ng Propeta (ﷺ) o ng mga naunang salinlahing Muslim; **Ikaanim:** Ang pagwawakas sa panalangin sa pamamagitan ng pagdalangin ng pagpapala para sa Propeta (ﷺ).

| Ang Dahilan | Ang Panalangin: Sinabi ng Propeta (ﷺ) |
|---|---|
| **Bago at Matapos Matulog** | "**Bismikallaahumma amootu wa ahya.** (Sa ngalan Mo, o Allah, nabubuhay ako at mamatay ako.) Kapag nagising ay sasabihin: **Alhamdu lillaahil ladhee ahyaana ba`da maa amaatana wa ilayhin nushoor.** (Ang papuri ay ukol sa Allah na nagbigay-buhay sa atin matapos nagbigay-kamatayan sa atin, at tungo sa Kanya ang pagkabuhay.)" |
| **Ang sinumang may kinatatakutan sa pagtulog.** | "**A`oodhu bikalimaatillaahit taammaati min ghadabihi wa `iqaabihi, wa min sharri `ibaadihi, wa min hamazaatish shayaateena wa ayyahduroon.** (Nagpapakupkop ako sa mga ganap na Salita ng Allah laban sa galit Niya at parusa Niya, at laban sa kasamaan ng mga lingkod Niya, at laban sa mga pambubuyo ng mga demonyo at sa pagdating nila.)" |
| **Kapag nanaginip ng isang panaginip** | "Kapag nanaginip ang isa sa inyo ng isang panaginip na naiibigan niya, ito ay mula sa Allah lamang. Magpuri siya sa Allah dahil doon at isalaysay niya iyon. Nguni't kapag nanaginip siya ng hindi gayon: panaginip na kabilang sa kinasusuklaman, iyon ay mula sa Demonyo lamang. Kaya magpakupkop siya sa Allah laban sa kasamaan niyon at huwag niyang babanggitin iyon sa kaninuman upang iyon ay hindi makapinsala sa kanya." |
| **Ang paglabas sa bahay** | "**Allaahumma innee a`oodhu bika an adhilla aw udhalla, aw azilla aw uzalla, aw adhlima aw udhlama, aw ajhala aw yujhala `alayya.** (O Allah, tunay na ako ay nagpapakupkop sa Iyo upang huwag akong maligaw o ako ay mailigaw, o matisod ako o ako ay maitisod, o mang-api ako o ako ay maapi, o gumawa ako ng kahangalan o gawin ang kahangalan sa akin.) "**Bismillaahi tawakkaltu `alallaahi laa hawla wa laa quwwata illaa billaah.**" (Sa ngalan ng Allah, iniukol ko ang aking pagtitiwala sa Allah, walang lakas at kapangyarihan maliban sa Allah)." |
| **Ang pagpasok sa Masjid** | "Kapag papasok sa Masjid ay iuuna ang kanang paa at magsasabi: "**Bismillaahi was salaamu `alaa rasoolillaah, allaahumma-ghfir lee dhunoobí wa-ftah lee abwaaba rahmatik.** (Sa ngalan ng Allah; ang pangangalaga ay sa Sugo ng Allah. O Allah, patawarin Mo ako sa mga pagkakasala ko at buksan Mo para sa akin ang mga pinto ng habag Mo.)" |
| **Ang paglabas sa Masjid** | "Kapag lalabas sa Masjid ay iuuna ang kaliwang paa at magsasabi: **Bismillaahi was salaamu `alaa rasoolillaah, allaahumma-ghfir lee dhunoobí wa-ftah lee abwaaba fadhlik.** (Sa ngalan ng Allah; ang pangangalaga ay sa Sugo ng Allah. O Allah, patawarin Mo ako sa mga pagkakasala ko at buksan Mo para sa akin ang mga pinto ng kabutihang-loob Mo.)" |
| **Ang pagbati sa bagong kasal** | "**Baarakallaahu lak, wa baaraka `alayk, wa jama`a baynakum fee khayr.** (Ipagkaloob ng Allah sa iyo ang pagpapala, panatilihin Niya sa iyo ang pagpapala, at pagsamahin Niya kayo sa kabutihan.)" |
| **Ang sinumang nakarinig ng tilaok ng tandang, ungok ng asno, at tahol ng aso** | "Kapag nakarinig kayo ng ungol ng mga asno ay magpakupkop kayo sa Allah laban sa kasamaan nito sapagka't ang mga iyon ay nakakita ng isang demonyo. Kapag nakarinig kayo ng tilaok ng tandang ay humingi kayo sa Allah ng kabutihang-loob Niya sapagka't iyon ay nakakita ng isang anghel". "Kapag nakarinig kayo ng tahol ng aso at ungol ng asno sa gabi ay magpakupkop sa Allah..." |
| **Ang sinumang nagpaalam sa iyo na siya ay nagmamahal sa iyo alang-alang sa Allah** | Ayon kay Anas (Ra): May isang lalaki na nasa tabi ng Propeta (ﷺ), at pagkaraan ay dumaan naman ang isang lalaki kaya nagsabi siya: "O Sugo ng Allah, tunay na ako ay talagang nagmamahal sa taong iyon." Kaya naman sinabi sa kanya ng Propeta (ﷺ): **"Ipinabatid mo sa kanya?"** Nagsabi siya: "Hindi po." Sinabi niya (ﷺ): **"Ipabatid mo sa kanya."** Kaya hinabol niya iyon at sinabi: "Tunay na ako ay nagmamahal sa iyo alang-alang sa Allah." Nagsabi naman ito: "Mahalin ka nawa ng Nagbunsod sa iyo ng pagmamahal sa akin para sa Kanya." |

| | |
|---|---|
| **Kapag bumahin ang kapatid mong Muslim** | "Kapag bumahin ang isa sa inyo ay magsabi ng: **Alhamdu lillaah** (Ang papuri ay ukol sa Allah). Magsabi naman ang kapatid niya [sa Islam] o ang kasama niya ng: **Yarhamukallaah** (Kaawaan ka nawa ng Allah). Kaya kapag nagsabi sa kanya ng **Yarhamukallaah** ay magsabi naman siya rito ng: **Yahdíkumullaah wa yuslihu baalakum** (Patnubayan kayo ng Allah at pabutihin nawa Niya ang kalagayan ninyo)". Kapag bumahin ang Káfir (di-muslim) at pinuri ang Allah, magsabi ka sa kanya ng: **Yahdeekumullaah** (Patnubayan kayo ng Allah) at huwag kang magsabi ng: **Yarhamukallaah**. |
| **Ang panalangin sa pagdadalamhati** | ✷**"Laa ilaaha illallaahul `adheemul haleem, laa ilaaha illallaahu rabbul `arshil `adheem, laa ilaaha illallaahu rabbus samaawaati wa rabbul ardhi wa rabbul `arshil kareem"** (Walang tunay na Diyos maliban sa Allah, ang Dakila, ang Matimpiin. Walang tunay naDiyos maliban sa Allah, ang Pangioon ng tronong napakadakila. Walang tunay na Diyos maliban sa Allah, ang Panginoon ng mga kalangitan at ng kalupaan at ang Panginoon ng tronong marangal.)<br>✷**"Allaahul laahu rabbí, laa ushriku bihi shay-a"** "Ang Allah, Ang Allah ay Panginoon ko; hindi ako nagtatambal sa Kanya ng anuman.)<br>✷**"Yaa hayyu, yaa qayyoomu, birahmatika astagheeth"** (O Buháy, o Tagapagpanatili, sa pamamagitan ng Habag Mo ay nagpapasaklolo ako.)<br>✷**"Subhaanallaahil `adheem"**(Kaluwalhatian sa Allah, ang Dakila.) |
| **Ang panalangin laban sa mga kaaway** | **Allaahumma munzilal kitaab, wa mujriyas sahaab, saree-`al hisaab, ihzimil ahzaab, allaahummah zimhum wa zalzilhum.** (O Allah, ang Tagapagbaba ng kasulatan, ang Tagapagtaboy ng mga ulap, ang Mabilis sa pagtutuos, gapiin Mo ang mga naglalakihang pangkat; o Allah gapiin Mo sila, at yanigin Mo sila.) |
| **Ang pag-kaalimpungat ng pagtulog sa gabi** | "Ang sinumang naalimpungatan sa gabi at kanyang sinabi: **Laa ilaaha illallaahu wahdahu laa shareeka lah, lahul mulku wa lahul hamdu wa huwa `alaa kulli shay-in qadeer, alhamdulillaahi wa subhaanallaahi wa laa ilaaha illallaahu wallaahu akbar, wa laa hawla wa laa quwwata illaa billaah** (Walang tunay na Diyos maliban sa Allah, Nag-iisa Siya, wala Siyang katambal, pagmamay-ari Niya ang kaharian at sa Kanya ang lahat ng papuri, Siya ay May kakayahan sa lahat ng bagay, ang lahat ng papuri ay sa Allah lamang, Kaluwalhatian sa Allah, at walang tunay na Diyos maliban sa Allah, ang Allah ay Dakila, walang kapangyarihan at lakas maliban sa Allah). At pagkatapos ay tuluyan niyang sinabi: **"Allaahummagh-firlee"** (O Allah! Patawarin Mo ako) o nanalangin, ito ay tutugunan sa kanya. At kung siya ay nagsagawa ng Wudu' at nagsagawa ng Salah, tatanggapin ang Salah niya." |
| **Kapag nahirapan sa isang bagay** | **"Allaahumma laa sahla illaa maa ja`altahu sahlan wa anta taj`alul huzna idhaa shi'ta sahla.** (O Allah! Walang madali kundi ang ginawa Mo na [maging] madali at Ikaw ang gumagawa sa kalungkutan na [maging] madali kapag niloob Mo.)" |
| **Ang panalangin sa pag-alpas sa utang** | **Allaahumma innee a`oodhu bika minal hammi wal huzni wal `ajzi wal kasli wal jubni wal bukhli, wa dala`id dayn wa ghalbatir rijaal.** (O Allah! Tunay na ako ay nagpapakupkop sa Iyo laban sa pagkabalisa, kalungkutan, kawalang-kakayahan, katamaran, karuwagan, karamutan, bigat ng utang, at panggagapi ng mga kalalakihan.)" |
| **Paggamit ng palikuran** | **Kapag pumasok sa palikuran ay magsasabi ng: "Allaahumma innee a`oodhu bika minal khubthi wal khabaa-ith.** (O Allah! Tunay na ako ay nagpapakupkop sa Iyo laban sa mga lalaking demonyo at mga babaeng demonyo.)" **At kapag lumabas naman mula roon ay magsasabi ng: "Ghufraanak.** (Itampok ang Iyong kapatawaran sa akin.)" |

| | |
|---|---|
| **Mga nakagagambala sa Salah** | "Iyan ay isang demonyo na tinatawag na Khinzab kaya kapag naramdaman mo siya ay magpakupkop ka sa Allah laban sa kanya at dumura ka sa gawing kaliwa mo nang tatlong beses." |
| **Sa sandali ng pagkakapatirapa** | ✸**"Allaahummagh-fir li dhambi kullahu diqqahu wa jillahu, wa awwalahu wa ákhirahu, wa `alaaniyatahu wa sirrahu"** (O Allah patawarin Mo ako sa pagkakasala ko: sa lahat ng ito, kaliit-liitan nito at kalaki-lakihan nito, una nito at huli nito, at hayagan nito at lihim nito.)<br>✸**"Subhaanaka rabbí wa bihamdika, allaahummagh-fir lí"** (Kaluwalhatian sa Iyo, o Panginoon ko at kalakip ng pagpupuri sa Iyo. O Allah patawarin Mo ako.)<br>✸**"Allaahumma, innee a`oodhu biridaaka min sakhatik, wa bimu`aafatika min `uqoobatika, wa a`oodhu bika minka; laa uhsí thanaa-an `alayka, anta kamaa athnayta `alaa nafsika.** (O Allah, tunay na ako ay nagpapakupkop sa kasiyahan Mo laban sa pagkayamot Mo, sa pagpapaumanhin Mo laban sa pagpaparusa Mo; nagpapakupkop ako sa Iyo laban sa Iyo. Hindi ako makabibilang ng pagbubunyi sa Iyo. Ikaw ay gaya ng pagbunyi Mo sa sarili Mo.) |
| **Pagpapatirapa sa sandali ng pagbigkas ng Qur'an** | **"Allaahumma laka sajadtu, wa bika amantu, wa laka aslamtu, sajada wajhí lilladhí khalaqahu wa sawwarahu, wa shaqqa sam`ahu wa basarahu, tabaarakallaahu ahsanal khaaliqeen.** (O Allah, sa Iyo ako nagpatirapa, sa Iyo ako sumampalataya, at sa Iyo ako nagpasakop. Nagpatirapa ang mukha ko sa Kanya na lumikha rito, nag-anyo rito, nagbukas sa pandinig at paningin nito. Napakamapagpala ng Allah, ang pinakamagaling sa mga manlilikha.)" |
| **Pambungad ng Salah** | **"Allaahumma baa`id bayni wa bayna khataayaaya kamaa baa`adta baynal mashriqi wal maghribi. Allaahumma naqqiní min khataayaaya kamaa yunaqqath thawbul abyadu minad danas; allaahummagh-silnee bil maa-i wath-thalji wal barad.** (O Allah, paglayuin Mo ako at ang mga kamalian ko gaya ng pagpalayo Mo sa silangan at kanluran. O Allah, dalisayin Mo ako mula sa mga kamalian ko gaya ng pagkakadalisay sa puting kasuutan mula sa karumihan. O Allah, hugasan Mo ako ng tubig, yelo at niyebe.)" |
| **Katapusan ng Salah** | **"Allaahumma innee dhalamtu nafsi dhulman katheera, wa laa yaghfirudh dhunooba illaa anta, faghfir lee maghfiratam min `indika war hamní, innaka antal ghafoorur raheem.** (O Allah, tunay na ako ay lumabag sa katarungan sa sarili ko nang maraming paglabag at walang nagpapatawad sa mga pagkakasala kundi Ikaw kaya magpatawad ka sa akin ng isang kapatawarang mula sa Iyo at kaawaan Mo ako; tunay na Ikaw ay ang Mapagpatawad, ang Maawain.) |
| **Matapos ang Salah** | ✸**"Allaahumma a`innee `alaa dhikrika wa shukrika wa husni `ibaadatik.** (O Allah, tulungan Mo ako sa pag-aalaala sa Iyo, pagpapasalamat sa Iyo, at pagpapahusay sa pagsamba sa Iyo)".<br>✸**"Allaahumma innee a`oodhu bika minal kufri wal faqri wa `adhaabil qabri** (O Allah, tunay na ako ay nagpapakupkop sa Iyo laban sa kawalan ng pananampalataya, kahirapan at pagdurusa sa libingan)". |
| **Ang sinumang ginawan ng nakabubuti** | "Ang sinumang ginawan ng isang nakabubuti at nagsabi sa gumawa nito ng: **Jazaakallaahu khayran** (Gantimpalaan ka ng Allah ng mabuti) ay nagpakalubus-lubos sa pagbubunyi.", Tutugon naman ng isa sa pamamagitan ng pagsabi niya ng: **Wa jazaak** (At gantimpalaan ka rin Niya) o : **Wa iyyaak** (at sa iyo rin). |

| | |
|---|---|
| **Kapag nakakita ng ulan** | ✸**"Allaahumma sayyiban naafi`an** (O Allah, [gawin Mo ito na] isang ulan na napakikinabangan.)" Sabihin nang dalawa o tatlong beses.<br>✸**"Mutirna bifadh-lillaahi wa rahmatih** (Inulan tayo dahil sa kabutihang-loob ng Allah at habag Niya.)", Mananalangin ng anumang loloobin sapagka't ang panalangin ay tinutugon sa sandali ng pagbuhos ng ulan. |
| **Kapag bumugso ang hangin** | **"Allaahumma innee as-aluka khayraha, wa khayra maa feeha, wa khayra maa ursilat bihi, wa a`oodhu bika min sharriha, wa sharri maa feeha, wa sharri maa ursilat bih** (O Allah, tunay na ako ay humihingi sa Iyo ng kabutihan nito, ng kabutihan ng nasa loob nito, at ng kabutihan ng bagay na ipinadala kalakip nito. Nagpapakupkop ako sa Iyo laban sa kasamaan nito, sa kasamaan ng nasa loob nito, at sa kasamaan ng bagay na ipinadala kalakip nito.)" |
| **Kapag nakita ang bagong buwan** | **"Allaahumma ahillahu `alayna bil amni wal eeman, was salaamati wal islaam, hilaalu khay-rin wa rushd, rabbee wa rabbukallaah** (O Allah, palitawin Mo itong [buwan] sa ibabaw namin sa katiwasayan, pananampalataya, kaligtasan, Islam, bagong buwan ng kabutihan at kapatnubayan, ang Panginoon ko at ang Panginoon mo ay ang Allah.) |
| **Ang magpapaalam sa isang maglalakbay** | **"Astawdi`ullaaha deenaka wa amaanataka wa khawaatima `amalik.** (Ihinahabilin ko sa pangangalaga ng Allah ang relihiyon mo, ang ipinagkatiwala sa iyo, at ang mga pangwakas sa gawain mo.)<br>Sasagutin naman siya ng maglalakbay sa pamamagitan ng pagsabi niya ng: **Astawdi`ukumullaahu alladhí laa tadee`u wa daa-i`ah.** (Ihinahabilin ko kayo sa pangangalaga ng Allah na hindi mawawala sa piling Niya ang mga ihinabilin sa Kanya.)" |
| **Kapag nakakita ka ng naiibigan mo o kinasusuklaman mo** | Kapag nakakita [ang Propeta (ﷺ)] ng anumang naiibigan niya ay kanyang sinabi: "**Al-Hamdu lillaah alladhee be ni`matihi tatimmus saalihaat** (Ang lahat ng papuri ay sa Allah lamang na sa pamamagitan ng Kanyang pagpapala ay nagiging ganap ang mga mabubuting gawa)", at kapag nakakita ng anumang kinasusulaman niya ay nagsabi: **"Al-hamdulillaahi `alaa kulli haal** (Ang lahat ng papuri ay sa Allah lamang sa kabuuan ng anumang kalagayan ". |
| **Ang panalangin sa paglalakbay** | **"Allaahu akbar, Allaahu akbar, Allaahu akbar ﴿Subhaanalladhee sakh-khara lanaa haadha, wa maa kunnaa lahu muqrineen, wa innaa ilaa rabbinaa lamunqaliboon﴾ allaahumma innaa nas-aluka fee safarinaa haadha al-birra wat taqwaa wa minal `amali maa tardhaa; Allaahumma hawwin `alaynaa safaranaa haadha, wat wi`annaa bu`dah; Allaahumma antas saahibu fis safar, wal khaleefatu fil ah'l; Allaahumma innee a`oodhu bika min wa`athaa-is safar, wa ka-aabatil mandar, wa soo-il munqalab fee maali wal ah'l** (Ang Allah ay Dakila, ang Allah ay Dakila, ang Allah ay Dakila. Kaluwalhatian sa Kanya na nagpasunod-sunuran sa atin nito, at tayo ay hindi mga makakakaya nito. Tunay na tayo sa Panginoon natin ay magbabalik. O Allah, tunay na kami ay humihiling sa Iyo sa paglalakbay naming ito ng kabutihan, pangingilag sa pagkakasala, at gawang ikasisiya Mo. O Allah, pagaanin Mo sa amin ang paglalakbay naming ito at paiksiin Mo para sa amin ang layo nito. O Allah, Ikaw ang kasama sa paglalakbay at ang pinag-iwanan sa mag-anak. O Allah, tunay na ako ay nagpapakupkop sa Iyo laban sa hirap ng paglalakbay, laban sa panglaw ng tanawin, laban sa kasaklapan ng madadatnan sa ari-arian at mag-anak.)"<br>Kapag pauwi na ay sasabihin ang panalanging ito at idagdag ang sumusunod: **Áa-yiboona, taa-iboona, `aa-bidoona, lirabbinaa haamidoon.** ([Tayo ay] mga umuuwi, na mga nagbabalik-loob, na mga sumasamba, na mga nagpupuri sa Panginoon natin.)" |

| | |
|---|---|
| Sa sandaling nais matulog | ✱"**Allaahumma aslamtu nafsi ilayka, wa fawwadhtu amri ilayka, wal ja'tu dhahri ilayka, rahbatan wa raghbatan ilayka, laa malja-a wa laa manja minka illaa ilayka, aamantu bikitaabika alladhí anzalta wa binabíyyika alladhí arsalta.** (O Allah, isinuko ko ang sarili ko sa Iyo, ipinagkatiwala ko ang kapakanan ko sa Iyo, at ikinanlong ko ang likod ko sa Iyo, dahil sa pagmimithi at pangingilabot sa Iyo. Walang makakanlungan at walang matatakasan mula sa Iyo malibang sa Iyo. Sumampalataya ako sa Aklat Mo na ibinaba Mo at sa Propeta Mo na isinugo Mo.)",<br>✱"**Alhamdulillaah alladhi at-`amana wa saqaana wa kafaaná wa aa-waaná, fakam mimman laa kaafiya lahu wa laa mu'wiya.** (Ang papuri ay ukol sa Allah na nagpakain sa atin, nagpainom sa atin, nagbigay ng kasapatan sa atin, at nagpatira sa atin sapagka't kay rami ng [taong] walang nagbibigay ng kasapatan sa kanya at walang nagpapatuloy.)",<br>✱"**Allaahumma qinee `adhaabaka yawma tab-`athu `ibaadak.** (O Allah, iligtas Mo ako sa parusa Mo sa Araw na bubuhayin Mo ang mga lingkod Mo.)",<br>✱"**Subhaanaka allaahumma rabbi bika wada`tu jambi, wa bika arfa-`uhu, in amsakta nafsí fagh-fir laha, wa in arsaltaha fah-fadhha bimaa tahfadhu bihi `ibaadaka as-saaliheen.** (Kaluwalhatian sa Iyo, o Allah. Panginoon ko, sa Iyo ay inilalapag ko ang tagiliran ko, at sa Iyo ay iaangat ko ito. Kaya kung kukunin Mo ang kaluluwa ko ay patawarin Mo ito, at kung pababalikin Mo ito ay pangalagaan Mo ito sa pamamagitan ng ipinangangalaga Mo sa mga lingkod Mong matutuwid.)",<br>✱Iihip sa mga kamay at babasahin ang Surah 113 (Al-Falaq) at Surah 114 (An-Nas) at ihahaplos ang mga kamay sa katawan. Hindi matutulog [hangga't maaari] sa bawa't gabi malibang nabasa ang Surah 32 (As-Sajdah) at ang Surah 67 (Al-Mulk). |
| Ang panalangin sa pagpunta sa Masjid | "**Allaahummaj-`al fee qalbi nooran, wa fee lisaani nooran, wa fee sam-`i nooran, wa fee basarí nooran, wa min fawqí nooran, wa min tahtí nooran, wa `an yameení nooran, wa `an shimaalí nooran, wa min amaamí nooran, wa min khalfí noora; waj-`al fee nafsí nooran; wa a`dhim lee nooran; wa `adh-dhim lee nooran; waj-`al lee nooran; waj-`alní nooran; allaahumma a`tinee nooran; waj-`al fee `asabí nooran, wa fee lahmí nooran, wa fee damí nooran, wa fee sha`rí nooran, wa fee basharí nooran.** (O Allah, maglagay Ka sa puso ko ng liwanag, sa dila ko ng liwanag, sa pandinig ko ng liwanag, sa paningin ko ng liwanag, sa itaas ko ng liwanag, sa ilalim ko ng liwanag, sa gawing kanan ko ng liwanag, sa gawing kaliwa ko ng liwanag, sa harapan ko ng liwanag, at sa likuran ko ng liwanag. Maglagay Ka sa sarili ko ng liwanag. Magpalaki Ka para sa akin ng liwanag. Magpalakas Ka para sa akin ng liwanag. Maglagay ka para sa akin ng liwanag. Maglagay Ka sa akin ng liwanag. O Allah, bigyan Mo ako ng liwanag. Maglagay ka sa litid ko ng liwanag, sa laman ko ng liwanag, sa dugo ko ng liwanag, sa buhok ko ng liwanag, sa balat ko ng liwanag.)" |

| | |
|---|---|
| **Ang panalangin sa Salaatul Istikhaarah** | "Kapag nagbalak ang isa sa inyo ng isang bagay ay magdasal siya ng dalawang Rak`ah na hindi isinatungkuling [Salah]. Pagkatapos ay sabihin niya: **Allaahumma innee asta-kheeruka bi-`ilmika, wa astaqdiruka biqudratik, wa as-`aluka min fadhlika, fa-innaka taqdiru wa laa aqdir, wa ta`lamu wa laa a`lam, wa anta `allaamul ghuyoob. Allaahumma in kunta ta`lamu anna haadhal-amra** [banggitin dito ang kailangan] **khayrun lí fee deení wa ma-`aashí wa `aaqibati amrí, faq-durhu lí wa yassirhu lí, thumma baarik lí feehi, wa in kunta ta`lamu anna haadhal amra sharrun lí fee deení wa ma-`aashí wa `aqibati amrí, fas-rifhu `annee was-rifní `anhu, waq-dur li al-khayra hay-thu kaana thumma radh-dhiní bih.** (O Allah, sumasangguni ako sa Iyo sa pamamagitan ng kaalaman Mo. Humihiling ako sa Iyo ng kakayahan sa pamamagitan ng kakayahan Mo. Humihingi ako mula sa kabutihang-loob Mo, sapagka't tunay na Ikaw ay nakakakaya at hindi ako nakakakaya, at nakaaalam Ka at hindi ako nakaaalam at Ikaw ay ang pinakamaalam sa mga nakalingid. O Allah, kung nalalaman Mo na ang bagay na ito **[banggitin dito ang kailangan]** ay mabuti para sa akin: sa relihiyon ko, pamumuhay ko at kahihinatnan ng balak ko ay itakda Mo na mangyari ito sa akin at pagaanin Mo ito para sa akin, pagkatapos ay biyayaan Mo ako rito. Kung nalalaman Mo na ang bagay na ito ay masama para sa akin: sa relihiyon ko, pamumuhay ko at kahihinatnan ng balak ko ilayo Mo ito sa akin at ilayo Mo ako rito, at itakda Mo na mangyari sa akin ang mabuti saanman ito, pagkatapos ay palugudin Mo ako dito.)" |
| **Panalangin para sa patay** | "**Allaahumagh-fir lahu war hamhu wa `aa-fihi wa`-fu anhu wa akrim nuzulahu wa wassi` mudkhalahu wagh-silhu bil maa-i wath thalji wal baradi wa naqqihi minal khataaya kamaa naqqaytath thawbal abyadha minad danas wa abdilhu daaran khayran min daarihi wa ahlan khayran min ahlihi wa zawjan khayran min zawjih wa ad-khilhul jannah wa a`idh-hu min `adhaabil qabri wa min `adhaabin naar** (O Allah! Patawarin Mo siya at kahabagan Mo siya, iligtas Mo siya at ipagpaumanhin Mo siya, pagandahin Mo ang kanyang tutuluyan at palawakin Mo ang kanyang papapasukan, paliguan Mo siya ng tubig, yelo at niyebe at dalisayin Mo siya mula sa mga kamalian gaya ng pagkakadalisay ng puting kasuutan mula sa karumihan, bigyan Mo siya ng tahanan bilang kapalit ng kanyang tahanan na higit pang mabuti kaysa sa rito, pamilya na higit pang mabuti kaysa sa kanyang pamilya, asawa na higit pang mabuti kaysa sa kanyang asawa. Papasukin Mo siya sa Paraiso, kupkupin Mo siya laban sa kaparusahan sa libingan at sa kaparusahan ng Apoy.)" |
| **Pag-aalis ng Ligalig** | "Tunay na walang isang [tao na] dinapuan ng ligalig at lungkot at nagsabi siya ng: "**Allaahumma innee `abduka wabnu `adika wabnu amatika naasiyati biyadika maadhin fiyya hukmuk `adlun fiyya qadhaa-uk, as-aluka bikullis-min huwa laka sammayta bihi nafsaka aw `allamtahu ahadan min khalqika aw anzaltahu fee kitaabika awis-ta'-tharta bihi fee `ilmil ghaybi `indak, an taj-`alal qur-aana rabee-`a qalbi wa noora sadri wa jalaa-a huzni wa dhahaaba hammi.** (O Allah! Tunay na ako ay alipin Mo, anak ng lalaking alipin Mo, at anak ng babaing alipin Mo. Ang bumbunan ko ay nasa Kamay Mo, matutupad sa akin ang hatol Mo, at makatarungan sa akin ang paghuhukom Mo. Hinihiling ko sa Iyo sa pamamagitan ng bawa't pangalan na taglay Mo na ipinangalan Mo sa Sarili Mo, o ibinaba Mo sa Aklat Mo, o itinuro Mo sa isa sa mga nilikha Mo, o sinarili Mo sa kaalaman sa nakalingid na nasa Iyo, na gawin Mo ang Qur'an bilang bukal ng puso ko, liwanag ng dibdib ko, tagapagpalisan ng kalungkutan ko at tagapag-alis ng ligalig ko.) maliban na aalisin ng Allah ang kanyang ligalig at lungkot at papalitan Niya ang kinalalagyan nito ng tuwa". |

## Ang Matagumpay na Kalakalan

Talaga ngang itinangi ng Allah ang tao higit sa lahat ng mga nilikha. Ibinukod Niya iyon sa pamamagitan ng biyaya ng pagsasalita at ginawa Niya ang kasangkapan nito, ang dila. Ito ay isang biyayang nagagamit sa kabutihan at kasamaan. Kaya ang sinumang gumamit ng biyayang ito sa kabutihan ay pararatingin siya nito sa kaligayahan sa Mundo at sa mga kalagayang napakataas sa Paraiso. Nguni't ang sinumang gumamit nito sa iba pa roon ay ihahatid siya nito sa mga kapahamakan sa Mundo at Kabilang-buhay. Ang pinakamainam na magagamit sa pakikinabang ng oras matapos ang pagbabasa ng Qur'an ay ang pagsambit ng Dhikr (paggunita) sa Allah.

**Ang Kainaman ng Paggunita sa Allah:** May nasaad na maraming Hadíth hinggil dito. Ang ilan dito ang sinabi ng Sugo (ﷺ): **"Hindi ba ako magbabalita sa inyo ng tungkol sa higit na mabuti sa mga gawain ninyo, higit na dalisay sa mga ito para sa Hari ninyo, higit na nakaangat sa mga ito sa mga antas ninyo, higit na mabuti para sa inyo kaysa sa paggugol ng ginto at pilak, higit na mabuti para sa inyo kaysa sa makatagpo ninyo ang kaaway ninyo at saka tatagain ninyo ang mga leeg nila at tatagain naman nila ang mga leeg ninyo?** Sinabi nila: Siya nga po. Sinabi niya: **Ang paggunita sa Allah."** [At-Tirmidhi].

**Ang sinabi pa niya [ang Sugo] (ﷺ): "Ang paghahalintulad sa isang naggugunita sa Panginoon niya at sa isang hindi naggugunita sa Panginoon niya ay tulad ng buhay at patay."** [Al-Bukhari at Muslim].

**Ang Allah ay nagsabi sa Hadith Qudsí: "Ako ay ayon sa palagay ng lingkod Ko sa Akin at Ako ay kasama niya kapag binanggit niya Ako. Kaya kung binanggit niya Ako sa sarili Niya ay binanggit Ko rin siya sa sarili Ko. Kung binanggit niya Ako sa isang madla ay binanggit Ko rin siya sa isang madla na mainam kaysa sa kanila. Kung nagpakalapit siya sa Akin ng isang dangkal ay nagpakalapit naman Ako sa kanya ng isang bisig."** [Al-Bukhari].

**Ang sabi pa niya [ang Sugo] (ﷺ): "Nauna ang mga Mufarridun."** Nagsabi sila: **"At ano po ang mufarridun, o Sugo ng Allah?"** Nagsabi siya: **"Ang mga lalaking naggugunita sa Allah nang madalas at ang mga babaing naggugunita."** [Muslim].

Ang sinabi pa niya [ang Sugo] (ﷺ) habang nagtatagubilin sa isa sa mga Kasamahan niya: **"Hindi titigil ang dila mo sa pagiging basa dahil sa paggunita sa Allah."** [At-Tirmidhi] at may iba pang mga Hadith.

**Ang Pag-iibayo ng mga Gantimpala:** Nag-iibayo ang mga gantimpala sa mga matuwid na gawain gaya ng pag-iibayo ng gantimpala sa pagbabasa ng Qur'an. Iyon ay dahil sa dalawang bagay: **1).** alinsunod sa nilalaman ng puso na pananampalataya, katapatan, pag-ibig sa Allah, at ang mga kaalinsabay nito; **2).** alinsunod sa pagmumuni-muni at pagpapakaabala ng puso sa paggunita sapagka't hindi nararapat na ito ay sa dila niya lamang. Kaya kung nalubos iyon, pagtatakpan ng Allah nang lubos ang mga masagwang gawa niya at bibigyan siya ng buong kabayaran niya. Ang kakulangan ay umaalinsunod din doon.

**Ang mga Pakinabang ng Paggunita:** Sinabi ni Shaikh Al-Islam: Ang paggunita para sa puso ay gaya ng tubig para sa isda. Kaya papaano na ang kalagayan ng isda kapag nahiwalay ito sa tubig?!

- Nagsasanhi ito ng pagmamahal sa Allah, pagkalapit sa Kanya, kasiyahan Niya, pagkatakot sa Kanya, pangingilabot sa Kanya, pagbabalik-loob sa Kanya, pagdulog sa Kanya, nakatutulong sa pagsunod sa Kanya.
- Nag-aalis ito ng ligalig at lumbay sa puso, naghahatak ng galak, at nagdudulot sa puso ng buhay, lakas, at kadalisayan.
- Sa puso ay may pangangailangan at kakulangan na walang makatutugon kundi ang pagsambit ng Dhikr sa Allah, at katigasang walang makatutunaw at makapagpapalambot kundi ang pagsambit ng Dhikr sa Allah.
- Ang lunas ng puso, ang gamot nito, ang lakas nito, at ang sarap nito na walang makatutumbas sa sarap; ang pagkalingat ang sakit nito.
- Ang kakauntian nito (Dhikr) ay palatandaan ng pagkukunwari sa pananampalataya, ang dami nito ay palatandaan ng lakas ng pananampalataya at katapatan ng pagmamahal sa Allah dahil ang sinumang nagmahal sa isa ay dinadalasan niya ang paggunita roon.
- Ang alipin (tao) kapag nakakilala sa Allah sa pamamagitan ng pagsambit ng Dhikr sa Kanya sa panahon ng kaginhawahan ay kikilalanin siya [ng Allah] sa panahon ng kagipitan, lalo na sa sandali ng kamatayan at paghihingalo niya.
- Isang dahilan sa kaligtasan mula sa parusa ng Allah at sa pagpapababa [ng Allah] ng katiwasayan, paglulukob ng habag, at paghingi ng tawad ng mga Anghel.
- Magpapakaabala rito ang dila sa halip na sa kabalbalan, panlilibak, paninirang-puri, pagsisinungaling, at iba pang mga kinasusuklaman at mga ipinagbabawal.
- Ang pinakamadali sa mga pagsamba, at kabilang sa pinakakapita-pitagan at pinakamainam sa mga ito. Ito ay pananim sa Paraiso.
- Dinadamitan ang naggugunita ng dignidad, karikitan, kaaliwalasan ng mukha. Ito (ang Dhikr) ay liwanag sa Mundo, sa puntod, at sa Kabilang-buhay.
- Nagiging dahilan ng pagkamit sa pagpapala ng Allah at pagdalangin ng mga Anhel ng pagpapala para sa sumasambit ng Dhikr. Ipagkakapuri ng Allah ang mga sumasambit ng Dhikr sa mga Anghel Niya.
- Ang pinakamainam sa mga taong may mga gawang pagsamba ay ang pinakamarami sa kanila sa pagsambit ng Dhikr sa Allah, kaya naman ang pinakamainam sa mga nag-aayuno ay ang pinakamarami sa kanila sa pagsambit ng Dhikr sa Allah sa sandali ng pag-aayuno niya.
- Pinadadali nito ang mahirap, pinagiginhawa nito ang di-maginhawa, pinagagaan nito ang mabigat, hinahatak nito ang panustos, at pinalalakas nito ang katawan.
- Itinataboy nito ang demonyo, sinusupil iyon, hinihiya iyon, at hinahamak iyon.

# Ang Pang-araw-araw na Panalangin sa Umaga at Gabi

| N | Ang Pang-araw-araw na Panalangin | Bilang at Oras | Epekto at kabutihan nito |
|---|---|---|---|
| 1 | **Ang Áyatul-kursíy**[1] | Sa umaga at gabi, bago matulog, at pagkatapos ng mga ubligadong Salah | Hindi lalapit sa kanya ang demonyo at isang dahilan sa pagpasok sa Paraiso |
| 2 | Ang dalawang huling Ayah ng Súrah Al-Baqarah 285-286[2] | Isang beses sa gabi at binabasa sa bahay sa anumang oras | Makakasapat na sa kanya laban sa mga kasamaan ng lahat ng bagay |
| 3 | Súrah Al-Ikhlas (112), Súrah Al-Falaq (113), at Súrah An-Nas (114)[1] | 3 beses sa umaga at 3 beses sa gabi | Makakasapat na sa kanya laban sa lahat ng bagay |

---

1 ٱللَّهُ لَآ إِلَٰهَ إِلَّا هُوَ ٱلْحَىُّ ٱلْقَيُّومُ ۚ لَا تَأْخُذُهُۥ سِنَةٌ وَلَا نَوْمٌ ۚ لَّهُۥ مَا فِى ٱلسَّمَٰوَٰتِ وَمَا فِى ٱلْأَرْضِ ۗ مَن ذَا ٱلَّذِى يَشْفَعُ عِندَهُۥٓ إِلَّا بِإِذْنِهِۦ ۚ يَعْلَمُ مَا بَيْنَ
أَيْدِيهِمْ وَمَا خَلْفَهُمْ ۖ وَلَا يُحِيطُونَ بِشَىْءٍ مِّنْ عِلْمِهِۦٓ إِلَّا بِمَا شَآءَ ۚ وَسِعَ كُرْسِيُّهُ ٱلسَّمَٰوَٰتِ وَٱلْأَرْضَ ۖ وَلَا يَـُٔودُهُۥ حِفْظُهُمَا ۚ وَهُوَ ٱلْعَلِىُّ ٱلْعَظِيمُ

***Alláahu láa iláaha illá huwal hayyul qayyoom, láa ta'khudhuhú sinatuw wa laá nawm, lahú maá fis samaáwáati wa máa fil ardh; man dhál ladhee yashfa`u `indahú illáa bi'idhnih, ya`lamu maá bayna aydeehim wa maá khalfahum: wa laá yuheetoona bishay'im min `ilmihí illaá bimaá sháa', wasi`a kursíyyuhus samaáwáati wal ardh: wa laá ya-uoduhú hif-dhuhumaá, wa huwal `alíyyul `adheem.*** (Ang Allah, walang Diyos maliban sa Kanya, ang Buháy, ang Tagapagpanatili. Hindi Siya nadadala ng antok at ng pagkatulog. Sa Kanya ang anumang nasa mga kalangitan at ang anumang nasa kalupaan. Sino ba kaya yaong makapamamagitan sa Kanya maliban sa pamamagitan ng Kanyang pahintulot? Nalalaman Niya ang anumang nasa hinaharap nila at ang anumang nakaraan nila. At hindi nila masasaklawan ang anuman mula sa Kanyang kaalaman maliban sa anumang ninais Niya. Nasaklawan ng Kanyang luklukan ang mga kalangitan at ang kalupaan. At hindi nakapagpapahirap sa Kanya ang pangangalaga sa mga ito. Sapagka't Siya ang Kataas-taasan, ang Dakila).

2 ءَامَنَ ٱلرَّسُولُ بِمَآ أُنزِلَ إِلَيْهِ مِن رَّبِّهِۦ وَٱلْمُؤْمِنُونَ ۚ كُلٌّ ءَامَنَ بِٱللَّهِ وَمَلَٰٓئِكَتِهِۦ وَكُتُبِهِۦ وَرُسُلِهِۦ لَا نُفَرِّقُ بَيْنَ أَحَدٍ مِّن رُّسُلِهِۦ ۚ وَقَالُوا۟ سَمِعْنَا وَأَطَعْنَا ۖ غُفْرَانَكَ
رَبَّنَا وَإِلَيْكَ ٱلْمَصِيرُ ﴿٢٨٥﴾ لَا يُكَلِّفُ ٱللَّهُ نَفْسًا إِلَّا وُسْعَهَا ۚ لَهَا مَا كَسَبَتْ وَعَلَيْهَا مَا ٱكْتَسَبَتْ ۗ رَبَّنَا لَا تُؤَاخِذْنَآ إِن نَّسِينَآ أَوْ أَخْطَأْنَا ۚ رَبَّنَا وَلَا تَحْمِلْ عَلَيْنَآ
إِصْرًا كَمَا حَمَلْتَهُۥ عَلَى ٱلَّذِينَ مِن قَبْلِنَا ۚ رَبَّنَا وَلَا تُحَمِّلْنَا مَا لَا طَاقَةَ لَنَا بِهِۦ ۖ وَٱعْفُ عَنَّا وَٱغْفِرْ لَنَا وَٱرْحَمْنَآ ۚ أَنتَ مَوْلَىٰنَا فَٱنصُرْنَا عَلَى ٱلْقَوْمِ ٱلْكَٰفِرِينَ

***Áamanar rasoolu bimaá unzila ilaihi mir rabbihí wal mu'minoon, kullun áamana billaáhi wa malaá-íkatihí wa kutubihí wa rusulihi laá nufarriqu bayna ahadim mir rusulih, wa qaálú sami`naá wa ata`naá: ghufraánaka rabbanaá wa ilaikal maseer, 286 laá yukalliful laáhu nafsan illaá wus`ahá, lahaá maá kasabat wa `alaihaá mák tasabat; rabbanaá laá tu-aákhidh-naá in naseenaá aw akh-ta'naá, rabbanaá wa laá tahmil `alainaá isran kamaá hamaltahú `alal ladheena min qablinaá, rabbanaá wa laá tuhammilnaá maá laá taáqata lanaá bihí: wa`fu `annaá wagh-fir lanaá war hamnaá, anta mawlaáná fansurnaá `alal qawmil kaáfireen.*** {Sumampalataya ang Sugo sa anumang ibinaba sa kanya mula sa kanyang Panginoon at gayon din ang mga mananampalataya. Bawa't isa ay sumampalataya sa Allah, sa Kanyang mga Anghel, sa Kanyang mga kasulatan, at sa Kanyang mga Sugo. (Sila ay nagsabi): “Hindi kami nagtatangi-tangi sa isa man sa Kanyang mga Sugo,”. At sila ay nagsabi pa: “Narinig namin at tumalima kami. Panginoon namin! Igawad Mo ang Iyong kapatawaran, at sa Iyo ang huling hantungan.” Hindi nag-uubliga ang Allah sa isang may buhay malibang sa abot ng kakayahan nito. Mapapasakanya ang anumang (kabutihang) kinita niya at pananagutan niya ang anumang (kasamaang) kinita niya. Panginoon namin! Huwag Mo kaming sisihin kung kami ay nakalimot o kami ay nagkamali. Panginoon namin! Huwag Mong ipasan sa amin ang isang pabigat gaya ng ipinasan Mo sa mga nauna sa amin. Panginoon namin! Huwag Mong ipasan sa amin ang anumang wala kaming kakayahan dito. Ipagpaumanhin Mo kami, at patawarin Mo kami, at kahabagan Mo kami. Ikaw ang aming Maula (Tagapagtauyod), kaya tulungan Mo kami laban sa mga taong nagtatakwil ng pananampalataya (mga di-Muslim).} [Qur'an 2:285-286].

| | | |
|---|---|---|
| **Bismillaáhil ladhee laá yadhurru ma`as-mihi shay-un fil ardi wa laá fis samaá-i, wa huwas samee-ul `aleem.** "Sa ngalan ng Allah, ang walang makapipinsala sa Kanyang pangalan na anumang bagay sa kalupaan, ni sa kalangitan at Siya ay ang Nakaririnig, ang Nakaaalam." | 3 beses sa umaga at 3 beses sa gabi | Hindi siya biglaang dadapuan ng isang masamang pagsubok at hindi siya mapipinsala ng anuman. |
| **A`úodhu bikalimáatil laáhit taám-maáti min sharri maá khalaq.** "Ako ay nagpapakupkop sa mga ganap na salita ng Allah laban sa kasamaan ng anumang nilikha Niya". | 3 beses sa umaga at 3 beses sa gabi at kapag tumigil sa isang lugar | Isang pananggalang para sa mga lugar laban sa lahat ng nakapipinsala. |
| **Hasbiyal laáhu laá ilaáha illaá huwa `alaihi tawakkaltu wa huwa rabbul `arshil `adheem.** "Sapat na sa akin ang Allah, walang (tunay na) Diyos maliban sa Kanya; sa Kanya ako umaasa at Siya ang Panginoon ng Dakilang Trono". | 7 beses sa umaga at 7 beses sa gabi | Pangangalagaan siya ng Allah laban sa anumang bumabagabag sa kanya mula sa bagay-bagay na may kaugnayan sa Mundo at Kabilang-buhay. |
| **Radheetu billaáhi rabban, wa bil islaámi deenan, wa bimuhammadin sallallaáhu `alaihi wa sallama nabíyyán.** "Ako'y nalugod sa Allah bilang Panginoon, sa Islam bilang Relihiyon, at kay Muhammad — pagpalain nawa siya ng Allah at pangalagaan — bilang Propeta". | 3 beses sa umaga at 3 beses sa gabi | Karapat-dapat sa Allah na masisiyahan sa kanya. |
| **Sa umaga**: **Alláahumma bika asbahnaá, wa bika amsainaá, wa bika nahyaá, wa bika namoot, wa ilaikan nushoor.** "O Allah, sa pamamagitan Mo ay inumaga kami, sa pamamagitan Mo ay ginabi kami, sa pamamagitan Mo ay nabubuhay kami, sa pamamagitan Mo ay mamamatay kami, at nasa Iyo ang Muling Pagbabangon". **Sa gabi**: **Alláahumma bika amsainaá, wa bika asbahnaa, wa bika nahyaá, wa bika namoot, wa ilaikal maseer.** "O Allah, sa pamamagitan Mo ay ginabi kami, sa pamamagitan Mo ay inumaga kami, sa pamamagitan Mo ay nabubuhay kami, sa pamamagitan Mo ay mamamatay kami, at nasa Iyo ang Huling Hantungan". | Sa umaga at sa gabi | Nailahad sa Hadíth ang paghihikayat tungkol dito. |

---

1 **Súrah 112** قُلْ هُوَ ٱللَّهُ أَحَدٌ ﴿١﴾ ٱللَّهُ ٱلصَّمَدُ ﴿٢﴾ لَمْ يَلِدْ وَلَمْ يُولَدْ ﴿٣﴾ وَلَمْ يَكُن لَّهُۥ كُفُوًا أَحَدٌۢ ﴿٤﴾
**Qul huwal laáhu ahad, (2) alláahus samad, (3) lam yalid wa lam yoolad, (4) wa lam yakul lahú kufuwan ahad.** {[1] Sabihin mo (O, Muhammad): "Siya ang Allah ay Iisa. [2] Ang Allah ay ang dulugan sa pangangailangan. [3] Hindi Siya nagkaanak at hindi Siya ipinanganak, [4] at walang isa mang makatutulad sa Kanya.}

**Súrah 113** قُلْ أَعُوذُ بِرَبِّ ٱلْفَلَقِ ﴿١﴾ مِن شَرِّ مَا خَلَقَ ﴿٢﴾ وَمِن شَرِّ غَاسِقٍ إِذَا وَقَبَ ﴿٣﴾ وَمِن شَرِّ ٱلنَّفَّٰثَٰتِ فِى ٱلْعُقَدِ ﴿٤﴾ وَمِن شَرِّ حَاسِدٍ إِذَا حَسَدَ
**Qul a`oodhu birabbil falaq, (2) min sharri maá khalaq, (3) wa min sharri ghaásiqin idhaá waqab, (4) wa min sharrin naffáathaáti fil `uqad, (5) wa min sharri haásidin idhaá hasad.** {[1] Sabihin mo (O, Muhammad): "Ako'y nagpapakupkop sa Panginoon ng bukang-liwayway, [2] laban sa kasamaan ng anumang nilikha Niya, [3] at laban sa kasamaan ng kadiliman ng gabi kapag bumalot ito, [4] at laban sa kasamaan ng mga manggagaway na umiihip sa mga buhol, [5] at laban sa kasamaan ng maiinggitin kapag naiinggit ito.}

**Súrah 114** قُلْ أَعُوذُ بِرَبِّ ٱلنَّاسِ ﴿١﴾ مَلِكِ ٱلنَّاسِ ﴿٢﴾ إِلَٰهِ ٱلنَّاسِ ﴿٣﴾ مِن شَرِّ ٱلْوَسْوَاسِ ٱلْخَنَّاسِ ﴿٤﴾ ٱلَّذِى يُوَسْوِسُ فِى صُدُورِ ٱلنَّاسِ ﴿٥﴾ مِنَ ٱلْجِنَّةِ وَٱلنَّاسِ ﴿٦﴾
**Qul a`oodhu birabbin naás, (2) malikin naás, (3) iláahin naás, (4) min sharril waswáasil khannaás, (5) alladhee yuwaswisu fee sudoorin naás, (6) minal jinnati wan naás.** {[1] Sabihin mo (O Muhammad): "Ako'y nagpapakupkop sa Panginoon ng sangkatauhan, [2] ang Hari ng sangkatauhan, [3] ang Diyos ng sangkatauhan, [4] laban sa kasamaan ng isang bumubulong na nagtatago't lumalantad— [5] na bumubulong sa mga dibdib ng mga tao— [6] mula sa mga jinn at mga tao.}

| | | |
|---|---|---|
| **Asbahnaá `alaá fitratil islám, wa kalimatil ikhlaas, wa deeni nabíyyinaá muhammadin sallal laáhu `alaihi wa sallam, wa millati abeená ibraáheema haneefam musliman wa maá kaána minal mushrikeen.** "Inumaga kami sa kalikasan ng Islam, sa salita ng katapatan, sa Relihiyon ng Propeta naming si Muhammad — itampok nawa sa kanya ng Allah at pagpapala at kapayapaan — at sa pananampalataya ng ama nating si Ibrahim bilang isang matuwid na Muslim at ay hindi kabilang sa mga nagtatambal". | Sa pagsapit ng umaga | Ang Propeta ﷺ ay nananalangin sa pamamagitan nito. |
| **Sa umaga**: **Allaáhumma maá asbaha bee min ni`matin aw bi ahadim min khalqika faminka wahdaka laá shareeka laka, falakal hamdu wa lakash shukru.** "O Allah, ang anumang **inumaga** sa akin na biyaya o sa isa sa Iyong nilikha ay nagmula sa Iyo, tanging sa Iyo, wala Kang katambal, kaya sa Iyo lamang ang papuri at sa Iyo lamang ang pasasalamat". **Sa gabi ay sasabihin naman: Maa amsaa bee** .... "ang anumang ginabi sa akin.....". | Sa umaga at sa gabi | Naisagawa na niya ang pasasalamat niya sa maghapon at gabi. |
| **Sa umaga**: **Allaáhumma inní asbahtu, ush-hiduka wa ush-hidu hamalata `arshika wa malaá-ikatika wa ambiyaa-ika wa jamee`a khalqika bi annaka antal laáhu laá ilaáha illaá anta wa anna muhammadan `abduka wa rasooluka.** "O Allah, tunay na **ako ay inumaga**. Ako ay nagpapasaksi sa Iyo at ako ay nagpapasaksi sa mga tagapasan ng Iyong trono, sa Iyong mga anghel, sa Iyong mga Propeta at sa lahat ng Iyong nilikha, na Ikaw ay ang Allah, walang (tunay na) Diyos maliban sa Iyo at si Muhammad ay Iyong lingkod at Iyong Sugo". **Sa gabi ay sasabihin naman: Innee amsaitu** (ginabi ako).... | 4 beses sa umaga at 4 beses sa gabi | Ang sinumang nagsabi nito nang apat na beses ay palalayain siya ng Allah mula sa Apoy. |
| **Allaáhumma faatiras samaáwaáti wal ardi, `áalimal ghaybi wash shahaádati, rabba kulla shay-in wa maleekahu, ashhadu allaá ilaáha illá anta, a`oodhu bika min sharri nafsee, wa min sharrish shaytaáni wa shirkihi, wa an aqtarifa `alaá nafsee soo-an aw ajurrahu ilaá muslim.** "O Allah, ang Tagapaglikha ng mga kalangitan at kalupaan, ang Nakaaalam sa Nakalingid at Nakalantad, ang Panginoon ng lahat ng bagay at Nagmamay-ari nito, ako ay sumasaksi na walang (tunay na) Diyos maliban sa Iyo, ako ay nagpapakupkop sa Iyo laban sa kasamaan ng aking sarili, laban sa kasamaan ni Satanas at sa kanyang pagtatambal, at na ako ay makapaggawa sa sarili ko ng isang masama o na maidulot ko iyon sa isang Muslim." | sa umaga at sa gabi at sa pagtulog | Mangangalaga ito sa kanya laban sa mga pag-uudyok ni Satanas. |
| **Alláahumma innee a`oodhu bika minal hammi wal huzni, wa a`oodhu bika minal `ajzi wal kasli wa a`oodhu bika minal jubni wal bukhli, wa a`oodhu bika min ghalabatid dayni wa qahrir rijaal.** "O Allah, tunay na ako ay nagpapakupkop sa Iyo laban sa ligalig at kalungkutan, ako ay nagpapakupkop sa Iyo laban sa kawalang-kakayahan at katamaran, ako ay nagpapakupkop sa Iyo laban sa karuwagan at karamutan, at ako ay nagpapakupkop sa Iyo laban sa panggagapi ng utang, at panlulupig ng mga kalalakihan". | 1 beses sa umaga at 1 beses sa gabi | Papawiin nito ang kanyang ligalig at ang kanyang lumbay, at wawakasan nito ang kanyang pagkakautang. |

| | | | |
|---|---|---|---|
| 14 | **Alláahumma anta rabbí, laá ilaáha illá anta, khalaqtaní wa anaá `abduka, wa anaá `alaá `ahdika wa wa`dika mas tata`tu, a`oodhu bika min sharri maá sana`tu, aboo-u laka bini`matika `alayya, wa aboo-u laka bidhambee, faghfir lee fa-innahú laá yaghfirudh dhunooba illaá anta.** "O Allah, Ikaw "O Allah, Ikaw ang aking Panginoon. Walang (tunay na) Diyos maliban sa Iyo. Nilikha Mo ako at ako ay Iyong alipin. Ako ay nasa ilalim ng Iyong kasunduan at ng aking naipangako sa Iyo sa abot ng aking makakaya. Ako ay nagpapakupkop sa Iyo laban sa kasamaan ng aking nagawa. Kinikilala ko sa Iyo ang Iyong pagpapala sa akin. Inaamin ko sa Iyo ang aking kasalanan; kaya patawarin Mo ako sapagkat walang nagpapatawad sa mga kasalanan maliban pa sa Iyo". | Ang pangunahing panalangin sa paghingi ng tawad sa umaga at gabi | Ang sinumang nagsabi nito sa maghapon nang may pagkatiyak dito at namatay sa araw niyang iyon o sa gabi at namatay sa gabi niyang iyon, siya ay kabilang sa mga maninirahan sa Paraiso. |
| 15 | **Yaá hayyu yáa qayyoom, birahmatika asta-gheethu aslih lee sha`nee kullahu wa laa takilnee ilaá nafsí turfata `ain.** "O Buháy, o Tagapagpanatili, sa pamamagitan ng Iyong Habag ay nagpapasaklolo ako: Ituwid Mo para sa akin ang lahat ng aking kapakanan at huwag Mo akong ipaubaya sa aking sarili sa isang kisap ng mata". | Sa umaga at sa gabi | Itinagubilin ito ng Propeta ﷺ kay Fátimah (kalugdan nawa siya ng Allah). |
| 16 | **Allaahumma `aafiní fee badaní, allaahumma `aafiní fee sam-`ie, allaahumma `aafiní fee basarí, allaahumma inní a`oodhu bika minal kufri wal faqri, allaahumma inni a`oodhu bika min `adhaábil qabri, laa ilaaha illá anta.** "O Allah, palusugin Mo ako sa aking katawan. O Allah, palusugin Mo ako sa aking pandinig. O Allah, palusugin Mo ako sa aking paningin. O Allah, tunay na ako ay nagpapakupkop sa Iyo laban sa kawalan ng pananampalataya at paghihikahos. O Allah, ako ay nagpapakupkop sa Iyo laban sa pagdurusa sa libingan. Walang (tunay na) Diyos maliban sa Iyo". | 3 beses sa umaga at 3 beses sa gabi | Napatunayan ang pagdalangin ng Propeta ﷺ sa pamamagitan nito. |
| 17 | **Alláahumma inní as-alukal `aafiyata fee deeni wa dunyaaya wa ahlee wa maalee, allaahummas tur `awraatee wa aamin raw`aatee, allaahummah fadhnee mim baina yadayya wa min khalfee wa `an yameenee wa `an shimaalee wa min fawqee, wa a`oodhu bi `adhamatika an ugh-taala min tahtee.** "O Allah, tunay na ako ay humihiling sa Iyo ng katampukan sa aking relihiyon, sa aking makamundong kabuhayan, sa aking mag-anak, at sa aking ari-arian. O Allah, pagtakpan Mo ang akng mga kahihiyan at papanatagin Mo ang aking mga pangingilabot. O Allah, pangalagaan Mo ako mula sa aking harapan at sa aking likuran, sa dakong kanan ko at sa dakong kaliwa ko, at sa itaas ko. Ako ay nagpapakupkop sa iyong kadakilaan upang hindi ako lamunin ng nasa ilalim ko". | Sa umaga at sa gabi | Hindi nangyaring pinalalampas ng Sugo ng Allah ﷺ ang mga salitang ito kapag gumagabi at kapag nag-uumaga. |
| 18 | **Subhaanal laahi wa bihamdihi `adada khalqihi wa ridaa nafsihi wa zinata `arshihi wa midaada kalimaatihi.** "Kaluwalhatian sa Alláh at papuri sa Kanya ayon sa bilang ng Kanyang nilikha, ayon sa kasiyahan ng Kanyang sarili, ayon sa timbang ng Kanyang trono, at ayon sa tinta ng Kanyang mga Salita". | 3 beses sa umaga | Napakainam para sa pagbigkas ng Dhikr sa pag-upo simula sa madaling-araw hanggang sa umaga. |

| N | Salita o gawang mainam | Ang kabayaran at gantimpala nito na naipahayag sa Sunnah, ang Propeta (ﷺ) ay nagsabi: |
|---|---|---|
| 1 | **Laa ilaaha illal laahu wahdahu laa shareeka lah, lahul mulku wa lahul hamdu, wa huwa `alaa kulli shay-in qadeer.** (Walang Diyos maliban sa Alláh — tanging Siya lamang, wala Siyang katambal. Sa Kanya ang paghahari at sa Kanya ang papuri, at Siya ay May kakayahan sa lahat ng bagay). | "Ang sinumang nagsabi ng: ***Laa ilaaha illal laahu wahdahu laa shareeka lah, lahul mulku wa lahul hamdu, wa huwa `alaa kulli shay-in qadeer*** nang isandaang ulit sa isang araw ay magkakamit siya ng katumbas sa gantimpala ng pagpapalaya ng sampung alipin at ipasusulat (sa talaan ng mga gawa niya) ng isandaang mabuting gawa at magpapawi ng isandaang masamang gawa, at magkakaroon siya ng pananggalang laban kay Satanas sa araw na iyon hanggang sa gumabi. Walang isa mang makagagawa ng higit na mainam pa sa ginawa niya maliban sa sinumang gumawa nito nang higit pa sa kanya." |
| 2 | ***Subhaanallaahil `adheem wa bihamdihi.*** (Kaluwalhatian sa Allah, ang Napakadakila. At papuri sa Kanya). | "Ang sinumang nagsabi ng: ***Subhaanallaahil `adheem wa bihamdihi,*** siya ay tataniman ng isang puno ng palmera sa Paraiso." |
| 3 | ***Subhaanallaahi wa bihamdihi, subhaanallaahil `adheem.*** (Kaluwalhatian sa Allah at papuri sa Kanya; Kaluwalhatian sa Allah, ang Napakadakila). | "Ang sinumang nagsabi ng: ***Subhaanallaahi wa bihamdihi*** nang isandaang beses, ang kanyang mga pagkakamali ay isaisang-tabi, kahit pa kasindami ng bula ng karagatan. At walang sinumang makakapagdala sa araw ng Pagkabuhay muli ng mas mainam pa kaysa sa dinala niya, maliban sa isang nagsabi ng tulad sa sinabi niya o dinagdagan pa." At siya (ﷺ) ay nagsabi pa: "Dalawang salita na magaan sa dila, na mabigat sa timbangan, na kaibig-ibig sa Ar-Rahman (ang Mahabagin) ..." |
| 4 | ***Laa hawla wa laa quwwata illa billaah.*** (Walang kapangyarihan at walang lakas maliban sa Allah.) | "Nais mo bang ituturo ko sa iyo ang isang minang kayamanan mula sa mga kayamanan ng Paraiso?" Ang sabi ko: Opo. Nagsabi siya (ﷺ): ***Laa hawla wa laa quwwata illa billaah.*** " |
| 5 | **Ang paghiling sa (pagpasok sa) Paraiso at ang pagpapakupkop laban sa Apoy.** | "Ang sinumang humiling sa Allah ng Paraiso nang tatlong beses. Sasabihin ng Paraiso: O Allah papasukin Mo siya sa Paraiso. At sino namang humingi ng pagkupkop laban sa Apoy nang tatlong beses. Sasabihin ngApoy: O Allah, kupkupin Mo siya laban sa Apoy." |
| 6 | **Ang Du`a' ng Kaffaaratul Majlis (pambayad-sala matapos ang pagtitipon)**: | "(Walang) sinumang nakiupo sa isang pagtitipon, na dumami ang pag-iingay niya rito, at nagsabi siya bago siya tumayo mula sa kinauupuan niyang iyon ng: ***Subhaanakal laahumma wa bihamdika ash-hadu allaa ilaaha illaa anta astaghfiruka wa atoobu ilayka*** (Kaluwalhatian sa Iyo, o Allah at kapurihan sa Iyo. Ako ay sumasaksi na walang (tunay na) Diyos maliban sa Iyo. Ako ay humihingi ng kapatawaran sa Iyo at nagbabalik-loob sa Iyo) kundi patatawarin siya sa anumang naganap sa pagkakaupo niyang iyon." |
| 7 | **Ang pagsasaulo ng mga Ayah mula sa Surah Al-Kahf (18).** | "Ang sinumang nakasaulo ng sampung Ayah mula sa unang bahagi ng Súrah Al-Kahf ay maliligtas mula sa (tukso ni) Dajjal (Bulaang Kristo)." |

| | | |
|---|---|---|
| 8 | **Ang pagdalangin ng pagpapala sa Propeta (ﷺ)** | "Ang sinumang dumalangin sa akin ng isang pagpapala ay pagpapalain siya ng Allah ng sampung pagpapala at mag-papawi mula sa kanya ng sampung pagkakasala at mag-tataas para sa kanya ng sampung antas." |
| 9 | **Ang pagbasa ng mga Talata at mga Surah mula sa Qur'an** | "Ang sinumang nakabasa sa araw at gabi ng limampung Ayah ay hindi siya itatalang kabilang ng mga nagpapabaya. Ang sinumang nakabasa ng isang daang Ayah ay itatala siyang kabilang sa mga masunurin. Ang sinumang nakabasa ng dalawang daang Ayah ay hindi makikipagtunggali sa kanya ang Qur'an sa Araw ng Pagbangon muli. Ang sinumang nakabasa ng limang daang Ayah ay itatala para sa kanya ang limpak-limpak na kabayaran", "Ang **Qul huwallaahu ahad** (Sabihin mo: Siya ang Allah, ang Nag-iisa) ay tumutumbas ng ikatlong bahagi ng Qur'an". |
| 10 | **Ang gantimpala ng mga Mu'adh-dhin** | "Sapagka't tunay na walang nakaririnig sa naaabot ng boses ng Mu'adh-dhin (Tagapanawagan ng Adhan) na isang Jinni o isang tao o isang bagay malibang sasaksi ito para sa kanya sa Araw ng Pagkabuhay muli." "Ang mga Mu'adh-dhin ay pinakamahaba ang mga leeg sa mga tao sa Araw ng Pagkabuhay muli." |
| 11 | **Ang pagsunod sa Mu'adh-dhin sa sandaling isinisigaw ang Adhan at ang panalangin pagkatapos nito.** | "Ang sinumang nagsabi sa sandaling naririnig niya ang panawagan (sa Salah): ***Allaahumma rabba haadhihid da`watit taammah, was salaatil qaa-imah, aati muhammadan alwaseelata wal fadeelah, wab`athhu maqaamam mahmoodan alladhi wa`adtah*** (O Allah, Panginoon ng ganap na panawagang ito at Salah na isasagawa, ibigay Mo kay Muhammad ang karapatang mamagitan at ang kalamangan. Ibangon Mo siya sa kapuri-puring katayuan na Iyong ipinangako) ay karapat-dapat sa kanya ang Pamamagitan ko sa Araw ng Pagbangon muli." |
| 12 | **Ang pagpapahusay sa pagsasagawa ng Wudu'** | "Ang sinumang nagsagawa ng Wudu' at pinahusay niya ang pagsasagawa ng nito ay lalabas ang kanyang mga pagkakamali mula sa kanyang katawan hanggang sa lalabas ito mula sa ilalim ng kanyang mga kuko." |
| 13 | **Ang panalangin pagkatapos ng Wudu'** | "Walang isa man sa inyo na nagsasagawa ng Wudu' at nilulubos o pinahusay ang pagsasagawa nito, pagkatapos ay magsasabi ng ***Ash-hadu allaa ilaaha illallaah wa anna Muhammadan `abduhu wa rasooluh*** (Sumasaksi ako na walang Diyos maliban sa Allah at na si Muhammad ay Kanyang lingkod at Sugo) malibang pagbubuksan para sa kanya ang walong mga pinto ng Paraiso, na papasukin niya alin man sa mga ito ang naisin niya." |
| 14 | **Ang Salah na dalawang Rak`ah pagkatapos ng Wudu'.** | "Walang isa mang nagsasagawa ng Wudu' at kanyang pinahuhusay ang pagsasagawa ng Wudu' at pagkatapos ay tumayo at nagdasal siya ng dalawang Rak`ah na nakatuon dito sa pamamagitan ng kanyang puso at mukha, malibang maging karapat-dapat siya sa Paraiso." |
| 15 | **Ang dami ng hakbang patungo sa mga Masjid** | "Ang sinumang pumunta sa isang Masjid na pinagsasagawaan ng sama-samang pagdarasal ay may isang hakbang na bumubura sa isang masamang gawa at may isang hakbang na nagtatala para sa kanya ng isang magandang gawa habang pumupunta at umuuwi." |

| | | |
|---|---|---|
| 16 | Ang paghahanda at ang maagang pagpunta sa Salah sa Jumu`ah | "Ang sinumang naghugas sa araw ng Biyernes at naligo, pagkatapos ay nagpakaaga at nakaabot nang maaga, naglakad at hindi sumakay, at lumapit sa Imam at saka nakinig at hindi gumawa ng walang kabuluhan ay mapapasakanya sa bawa't hakbang niya ang gawain ng isang taon: ang gantimpala ng pag-aayuno rito at pagtaguyod dito."<br>"Walang isang lalaking naliligo sa araw ng Biyernes, nagpapakadalisay sa abot ng makakaya niyang kadalisayan, nagpapahid ng langis niya o sumasaling ng pabango ng kanyang bahay, pagkatapos ay lalabas at hindi niya papaghiwalayin ang dalawang (nakaupo na), pagkatapos ay nagsagawa siya ng Salah ayon sa anumang itinakda sa kanya, pagkatapos ay mananahimik siya kapag nagsasalita na ang Imam, malibang patatawarin sa kanya ang [kasalanang] nasa pagitan nito at ng kasunod na Biyernes." |
| 17 | Ang pagkaabot sa Takbiratul Ihram (panimulang Takbir) | "Ang sinumang nagsagawa ng Salah para sa Allah nang apatnapung araw sa sama-samang pagdarasal na nakaaabot sa unang Takbir ay maitatala para sa kanya ang dalawang pagkalas: Pagkalas sa Apoy at pagkalas sa pagkukunwari." |
| 18 | Ang ubligadong Salah na isinasagawang sama-sama | "Ang Salah na sama-samang isinasagawa ay nakalalamang sa Salah na isinasagawang mag-isa ng dalawampu't pitong antas." |
| 19 | Ang Salah sa `Isha' at Fajr na sama-samang isinasagawa | "Ang sinumang nagsagawa ng Salah sa `Isha' sa isang sama-samang pagdarasal ay para niyang itinaguyod sa pagdarasal ang kalahating gabi. At ang sinumang nagsagawa ng Salah sa madaling araw (Fajr) sa sama-samang pagdarasal ay para siyang nagdasal ng buong gabi." |
| 20 | Ang Salah sa unang hanay | "Kung nalalaman lamang ng mga tao kung anong (kabutihang) mayroon sa panawagan (sa Salah) at sa unang hanay at pagkatapos ay wala silang matagpuan (na puwang) maliban kung sila ay magpalabunutan para rito ay talagang nagbunutan na sana sila." |
| 21 | Ang pangangalaga sa As-Sunan Ar-Rawatib | "Ang sinumang nagsagawa ng Salah sa araw at gabi ng labindalawang Rak`ah ay magpapatayo para sa kanya ng isang tahanan sa Paraiso: Apat na Rak`ah bago ang Dhuhr at dalawa pagkatapos nito, dalawang Rak`ah pagkatapos ng Maghrib, dalawang Rak`ah pagkatapos ng `Isha', at dalawang Rak`ah bago ang Salah sa Fajr." |
| 22 | Ang pagpaparami ng Salah na Sunnah at pagiging masigasig sa palihim na pagsasagawa nito | "Panatilihin mo ang pagpapadami ng pagpapatirapa sa Allah sapagka't tunay na wala kang naisasagawa ni isang pagpapatirapa para sa Allah malibang iaangat ka ng Allah dahil dito ng isang antas at mag-aalis Siya sa iyo dahil dito ng isang kamalian." |
| 23 | Ang Salah na Sunnah bago ang Salah sa Fajr at ang ubligadong Salah na Fajr | "Ang dalawang Rak`ah bago ang (Salah sa) Fajr ay higit na mabuti kaysa sa mundo at anumang nasa loob nito." – "Ang sinumang nagsagawa ng Salah sa madaling araw (Fajr), siya ay mapapasailalim sa pangangalaga ng Allah." |



| | | |
|---|---|---|
| 24 | **Ang Salah sa Dhuha** | "Sa umaga ay tungkulin ng bawa't bahagi ng katawan ng isa sa inyo na magbigay ng kawanggawa. Kaya bawa't pagsabi ng ***Subhaanallaah*** ay kawanggawa. Bawa't pagsabi ng ***Alhamdulillaah*** ay kawanggawa. Bawa't pagsabi ng ***Laa ilaaha illallaah*** ay kawanggawa. Bawa't pagsabi ng Allaahu Akbar ay kawanggawa. Ang pag-uutos ng kabutihan ay kawanggawa at ang pagbabawal ng kasamaan ay kawanggawa. At maitutumbas sa mga iyon ang dalawang Rak`ah na dadasalin sa umaga." |
| 25 | **Ang sinumang umupo sa pinagdarasalan niya habang nagguguníta sa Allah** | "Ang mga Anghel ay dumadalangin (ng kapatawaran) para sa isa sa inyo hangga't siya ay nasa kanyang pinagdarasalan, hangga't hindi nasisira ang kanyang Wudu', na nagsasabi: "O Allah, patawarin Mo siya; o Allah kahabagan Mo siya." |
| 26 | **Ang paggunita sa Allah pagkatapos ng Salah sa Fajr sa sama-samang pagdarasal hanngang sa sumikat ang araw at pagkatapos ay magdarasal ng dalawang Rak`ah** | "Ang sinumang nagsagawa ng Salah sa madaling araw (Fajr) sa sama-samang pagdarasal at pagkatapos ay naupo habang nagguguníta sa Allah hanggang sa sumikat ang araw at pagkatapos ay nagdasal ng dalawang Rak`ah, mapapasakanya ang gaya ng gantimpala sa Hajj at `Umrah na lubos na lubos na lubos." |
| 27 | **Ang sinumang nagising upang magsagawa ng Salah sa gabi at ginising ang kanyang asawa** | "Ang sinumang nagising sa gabi at ginising ang kanyang asawa at magkasamang nagsagawa ng Salah na dalawang Rak`ah, itatala sila na kabilang sa mga lalaking nagguguníta nang madalas sa Allah at sa mga babaing nagguguníta." |
| 28 | **Ang sinumang naglayon na magsagawa ng Salah sa gabi nguni't nanaig sa kanya ang tulog** | "Walang isang tao na may (layong magsagawa ng) Salah sa gabi at napanaigan siya rito ng tulog malibang itinala ng Allah para sa kanya ang gantimpala ng kanyang Salah at ang pagkatulog niyang iyon ay isang kawanggawa." |
| 29 | **Du`a' (panalangin) ng sinumang pumasok sa palengke** | "***Laa ilaaha illallaahu wahdahu laa shareeka lah, lahul mulku wa lahul hamdu yuhyee wa yumeet wa huwa hayyun laa yamoot, biyadihil khayru wa huwa `alaa kulli shay-in qadeer*** (Walang Diyos maliban sa Allah, ang Nag-iisa, wala Siyang katambal, nasa pagmamay-ari Niya ang kaharian at para lamang sa Kanya ang papuri, nagkakaloob Siya ng buhay at nagdudulot ng kamatayan at Siya ay Lagi nang may Buhay na hindi namamatay, tangan ng Kanyang kamay ang kabutihan at Siya ay May kapangyarihan sa lahat ng bagay): Itatala ng Allah para sa kanya ang libu-libong kabutihan at buburahin sa kanya ang libu-libong (nagawa niyang) kasamaan at itataas para sa kanya ang libu-libong antas." |
| 30 | **Ang pagbigkas ng *Subhaanallaah*, *Alhamdu lillaah*, at *Allaahu Akbar* nang tig-33 beses at ang pangwakas ay ang pagbigkas ng Laa ilaaha illallaah pagkatapos ng Salah na ubligado** | "Ang sinumang bumigkas ng ***Subhaanallaah*** (kaluwalhatian sa Allah) sa pagkatapos ng bawa't Salah nang tatlumpu't tatlong beses, bumigkas ng ***Alhamdulillaah*** (ang pagpupuri ay sa Allah) nang tatlumpu't tatlong beses, at bumigkas ng ***Allaahu Akbar*** (ang Allah ay dakila) nang tatlumpu't tatlong beses – iyon ay siyamnapu't siyam – at nagsabi sa ikabubuo ng isang daan ng ***Laa ilaaha illallaah wahdahu laa shareeka lah, lahul mulku wa lahul hamdu wa huwa `alaa kulli shay-in qadeer*** (walang Diyos maliban sa Allah, nag-iisa Siya, wala Siyang katambal, sa Kanya ang paghahari at sa Kanya ang papuri at Siya sa lahat ng bagay ay makapangyarihan) ay patatawarin ang kanyang mga pagkakamali kahit pa man ang mga iyon ay tulad ng mga bula ng dagat." |

| | | |
|---|---|---|
| 31 | **Ang pagbasa ng Ayatul Kursi pagkatapos ng Salah na ubligado** | "Ang sinumang bumasa ng Ayatul Kursi pagkatapos ng Salah na isinatungkulin ay walang makapipigil sa kanya sa pagpasok sa Paraiso malibang siya ay mamamatay." |
| 32 | **Ang pagdalaw sa maysakit** | "Walang isang Muslim na dumadalaw sa isa pang Muslim (na maysakit) sa umaga maliban na idadalangin siya ng kapatawaran ng pitumpung libong Anghel hanggang sa gumabi, at kung dinalaw niya ito sa gabi ay idadalangin siya ng kapatawaran ng pitumpung libong Anghel hanggang sa mag-umaga, at mapapasakanya ang hardin sa Paraiso." |
| 33 | **Ang panalangin para sa isang dinapuan ng kasawiang palad** | "Ang sinumang nakakita ng isang (taong) dinapuan ng pagsubok at kanyang sinabi: ***Alhamdulillaahil lathee `aafaanee mim mabtalaaka bihi wa fadh-dhalani `alaa katheerim mimman khalaqa tafdheela*** (Ang lahat ng papuri at pasasalamat ay para sa Allah lamang, na Siyang nagligtas sa akin mula sa mga pagsubok na iyong dinaranas at nagbigay sa akin ng labis na pagtangkilik ayon sa dinami-dami Niyang mga nilikha); ay hindi siya dadapuan ng pagsubok na iyon." |
| 34 | **Ang pagdamay sa isang dinapuan ng kasawian** | "Ang sinumang dumamay sa isang dinapuan ng kasawian ay mapapasakanya ang katulad ng gantimpala nito", "Walang isa mang mananampalataya na dumadamay sa kanyang kapatid dahil sa isang kasawian na dumapo rito kundi pasusuutan siya ng Allah ng mga kasuutan na yari sa marangal na mga seda." |
| 35 | **Ang pagdalo sa Salah para sa patay at pagkatapos ay sumama dito patungo ng libingan hanggang sa mailibing ito** | "Ang sinumang dumalo sa Salah para sa patay hanggang sa dasalan ito ay magkakamit ng isang Qirat, at ang sinumang dumalo rito hanggang sa mailibing ito ay magkakamit siya ng dalawang Qirat. May nagsabi: Ano ang dalawang Qirat? Siya ay nagsabi: (Gantimpalang) gaya ng dalawang malaking bundok." Sinabi ni Ibn Umar (R.A.): "Tunay ngang nagpalampas kami ng maraming Qirat." |
| 36 | **Ang pagpapatayo ng mga Masjid para sa Allah** | "Ang sinumang nagpatayo para sa Allah ng isang Masjid kahit pa man gaya ng isang pugad na ibong Qatat ay patatayuan siya ng Allah ng isang tahanan sa Paraiso." |
| 37 | **Ang paggugol** | "Walang araw na inumaga ang mga tao dito malibang may dalawang Anghel na bumababa at nagsasabi ang isa sa kanila: O Allah, magbigay Ka sa isang gumugugol ng isang kapalit; samantalang nagsasabi naman ang isa pa: O Allah, magbigay Ka sa isang nagmamaramot ng pagkawasak." |
| 38 | **Ang kawang-gawa** | "Nadaig ng isang Dirham ang isang daang libong (Dirham). Sila ay nagsabi: O Sugo ng Allah, papaano? Sinabi niya: May isang lalaki na may dalawang Dirham. Kumuha siya ng isa sa dalawa at nagkawanggawa siya sa pamamagitan nito. At may isang lalaki naman na may maraming kayamanan. Kumuha siya mula sa kayamanan niya ng isang daang libong (Dirham) at nagkawanggawa siya sa pamamagitan nito.", "Walang isang Muslim na nagbubungkal ng isang bukirin at nagtatanim ng isang taniman. Kumakain dito ang isang ibon o isang tao o isang hayop malibang mapapasakanya sa pamamagitan nito ang (gantimpala ng) isang kawanggawa." |
| 39 | **Ang pautang na walang mga tubo** | "Walang Muslim na nagpapautang sa isang Muslim nang dalawang beses malibang iyon ay magiging (katumbas na gantimpala ng) kawanggawa na isang beses." |

| | | |
|---|---|---|
| 40 | Ang pagtitiis sa pagkakautang ng nagigipit | "Ang sinumang nagpaluwag sa pagkakautang ng isang nagigipit ay mapapasakanya sa bawa't isang araw ang isang Sadaqah (kawanggawa) hanggang hindi niya nababayaran ang utang, at kapag nabayaran na niya ang utang at binigyan pa rin niya ng luwag ito ay mapapasakanya sa bawa't araw na dalawang katulad nito ang isang Sadaqah." |
| 41 | Ang pag-aayuno ng isang araw sa Landas ng Allah | "Ang sinumang nag-ayuno ng isang araw sa landas ng Allah ay ilalayo ng Allah ang kanyang mukha sa Apoy nang pitumpung taon." |
| 42 | Ang pag-aayuno ng tatlong araw sa bawa't buwan, sa araw ng `Arafah, at sa araw ng `Áshura'. | "Ang pag-aayuno ng tatlong (araw) sa bawa't buwan ay (katumbas ng) pag-aayuno nang buong taon.", "At tinanong siya (ang Sugo) tungkol sa pag-aayuno sa araw ng `Arafah kaya sinabi niya: Nagtatakip-sala ito sa taong nagdaan at darating.", "At tinanong siya (ang Sugo) tungkol sa pag-aayuno sa araw ng `Áshura' kaya sinabi niya: Nagtatakip-sala ito sa taong nagdaan." |
| 43 | Ang pag-aayuno ng anim na araw sa buwan ng Shawwal | "Ang sinumang nag-ayuno sa Ramadan at pagkatapos ay pinasundan niya ito ng anim na araw sa buwan ng Shawwal, ito ay magiging gaya ng pag-aayuno ng isang taon." |
| 44 | Ang Salah na Tarawih kasama ng Imam hanggang sa matapos | "Tunay na ang isang lalaki kapag nagsagawa ng Salah kasama ng Imam hanggang sa umalis ito ay tutuusin para sa kanya ng gaya ng pagtataguyod sa buong magdamag." |
| 45 | Ang `Umrah sa Ramadan | "Ang isang `Umrah sa Ramadan ay nakatutumbas ng isang Hajj o isang Hajj na kasama ko." |
| 46 | Ang tanggap na Hajj | "Ang sinumang nagsagawa ng Hajj at hindi gumawa ng kahalayan at hindi sumuway ay babalik siya na gaya ng araw na isinilang siya ng kanyang ina.", "At ang tanggap na Hajj ay walang gantimpala kundi ang Paraiso." |
| 47 | Ang matuwid na gawain sa unang sampung araw ng buwan ng Dhul Hijjah | "Walang mga araw na ang matuwid na gawain sa mga iyon ay higit na kaaya-aya para sa Allah kaysa sa mga araw na ito. - Ang ibig sabihin ay ang sampung mga araw (sa Dhul Hijjah) - . Sinabi nila: O Sugo ng Allah, pati na ang pakikibaka sa landas ng Allah? Sinabi niya: Pati na ang pakikibaka sa landas ng Allah, maliban sa isang lalaki na humayo (sa pakikibaka) sa pamamagitan ng kanyang sarili at yaman, at walang nakabalik mula roon na anuman." |
| 48 | Ang Udh-hiyyah (alay na hayop) | "Sinabi ng mga Kasamahan ng Sugo ng Allah (ﷺ): O Sugo ng Allah, ano ang mga alay na hayop na ito? Siya ay nagsabi: Sunnah (kaparaanan) ng inyong amang si Ibrahim. Sinabi nila: At ano naman ang mapapala namin sa mga ito, o Sugo ng Allah? Siya ay nagsabi: Sa bawa't buhok ay may (katumbas na) isang kabutihan. Sinabi nila: At ang balahibo, o Sugo ng Allah? Siya ay nagsabi: Sa bawa't buhok mula sa balahibo ay may (katumbas na) isang kabutihan." |
| 49 | Ang gantimpala ng Pantas at ang kanyang kalamangan | "Ang kalamangan ng Pantas (nakaaalam) sa Tagasamba ay gaya ng kalamangan ko sa pinakamababa sa inyo.", Pagkatapos ay nagsabi pa ang Sugo ng Allah (ﷺ): "Tunay na ang Allah, ang Kanyang mga Anghel, ang mga naninirahan sa mga kalangitan at kalupaan, pati na ang langgam sa lungga nito, at pati na ang balyena ay talagang nananalangin ng kabutihan para sa guro ng mga tao." |

| | | |
|---|---|---|
| 50 | **Ang paghiling sa Allah ng kamartiran nang may katapatan** | "Ang sinumang humiling sa Allah ng pagkamartir (Shaheed) nang may katapatan ay pararatingin siya ng Allah sa mga kalagayan ng mga martir kahit pa man namatay siya sa kanyang higaan." |
| 51 | **Ang pag-iyak dahil sa takot sa Allah at ang pagbabantay sa Kanyang Landas** | "May dalawang mata na hindi sasalingin ng Apoy: matang umiyak dahil sa takot sa Allah at matang magdamag na nagbantay sa Landas ng Allah." |
| 52 | **Ang pananalig sa Allah at ang pagtigil sa pagpapahero, paghiling ng Ruqyah (na ipinagbabawal), at paniniwala sa masamang pangitain** | "Itinambad sa Propeta (ﷺ) ang mga Ummah (mamamayan) sa kanyang panaginip at nakita niya ang kanyang mamamayan at mayroon sa kanila na pitumpung libong papasok sa Paraiso nang walang pagtutuos at walang parusa. Sila ang mga hindi nagpapahero, mga hindi humiling sa pagsagawaan ng Ruqyah, mga hindi naniniwala sa masamang pangitain, at sa kanilang Panginoon ay nananalig." |
| 53 | **Ang gantimpala ng namatay na may mga maliliit na anak** | "Walang Muslim na mamatay na mayroon siyang tatlong anak na hindi umabot sa tamang gulang malibang papapasukin siya ng Allah sa Paraiso dahil sa kabutihan ng Habag Niya sa kanila." |
| 54 | **Ang pagkawala ng paningin at ang pagtitiis dahil doon** | "Tunay na ang Allah ay nagsabi: Kapag sinubok Ko ang Aking lingkod sa pamamagitan (ng pagkawala) ng dalawang pinakamamahal niya at nagtiis siya, tutumbasan Ko siya dahil sa mga ito ng Paraiso. At tinutukoy Niya ay ang dalawang mata nito." |
| 55 | **Ang pag-iwan ng anuman bilang pangingilag sa pagkakasala sa Allah** | "Tunay na ikaw ay walang iiwanang anuman bilang pangingilag sa pagkakasala sa Allah malibang ibigay sa iyo ng Allah ang mas mainam kaysa roon." |
| 56 | **Ang pangangalaga sa ari at dila** | "Ang sinumang gagarantiya sa akin ng nasa pagitan ng bigote at balbas niya at ng nasa pagitan ng dalawang paa niya ay gagarantiyahan ko sa kanya ang Paraiso." Ibig sabihin: Ang dila at ang ari. "Ang sinumang nagsawalang-kibo ay ligtas." |
| 57 | **Ang pagbigkas ng Bismillaah sa pagpasok sa bahay at sa pagkain** | "Kapag pumasok ang lalaki sa kanyang bahay at binanggit niya ang Allah sa pagpasok niya at sa pagkain niya ay sasabihin ng Demonyo (sa kanyang mga kampon): Wala kayong matutuluyan sa gabi at wala kayong hapunan. At kapag pumasok siya at hindi niya nabanggit ang Allah sa pagpasok niya ay magsasabi ang Demonyo: Nakaabot kayo ng matutuluyan sa gabi. At kapag hindi niya nabanggit ang Allah sa pagkain niya ay magsasabi siya: Nakaabot kayo ng matutuluyan sa gabi at hapunan." |
| 58 | **Ang panalangin matapos kumain, at magsuot ng bago** | "Ang sinumang kumain ng pagkain at pagkatapos ay nagsabi ng: ***Alhamdulillaahil ladhi at`amani haadha wa razaqaneehi min ghayri hawlim minni wa laa quwwah*** (Ang papuri ay sa Allah lamang na nagpakain sa akin nito at nagkaloob sa akin nito nang walang kapangyarihan at lakas na mula sa akin) ay patatawarin sa kanya ang anumang nauna niyang pagkakasala.", at kapag nagsuot ng isang bagong kasuutan ay nagsabi ng: ***Alhamdulillaahil ladhi kasaani haadha wa razaqaneehi min ghayri hawlim minni wala quwwah*** (Ang papuri ay sa Allah lamang na nagpasuot sa akin nito at nagkaloob sa akin nito nang walang kapangyarihan at lakas na mula sa akin) ay patatawarin sa kanya ang anumang nauna niyang pagkakasala." |

| | | |
|---|---|---|
| 59 | **Ang sinumang nagnais na pagaanin sa kanya ang hirap ng kanyang gawain** | "Humiling si Fatimah (R.A.) sa Propeta (ﷺ) ng isang katulong kaya ang sinabi niya sa kanya at kay `Ali (kalugdan nawa silan dalawa ng Allah): Nais ba ninyong ituturo ko sa inyo ang mainam kaysa sa hiniling ninyo sa akin? Kapag humiga na kayo sa inyong mga higaan ay magsabi kayo ng ***Allaahu akbar*** (ang Allah ay Dakila) nang tatlumpu't apat na beses, magsabi kayo ng ***Subhaanallaah*** (kaluwalhatian sa Allah) ng tatlumpu't tatlong beses, at magsabi kayo ng ***Alhamdilillaah*** (ang papuri at pasasalamat ay sa Allah lamang) nang tatlumpu't tatlong beses sapagka't ito ay mainam para sa inyo kaysa sa isang katulong." |
| 60 | **Ang panalangin bago ang pakikipagtalik** | "Kung ang isa sa inyo ay nais na makipagtalik sa kanyang asawa ay kanyang sabihin: ***Bismillaah, allaahumma jannibnash Shaitaana wa jannibish Shaitaana maa razaqtanaa*** (Sa ngalan ng Allah, O Allah ilayo Mo sa amin ang Demonyo at ilayo Mo ang Demonyo sa anumang ipagkakaloob Mo sa amin) sapagka't kung maitatakda man sa pagitan nila ang isang sanggol kaugnay doon ay hindi mapinsala ito ng demonyo kailanman" |
| 61 | **Ang pagbibigay-kaluguran ng babae sa kanyang asawa** | ✸ "Kapag nagdasal ang babae ng limang Salah nito, nag-ayuno sa buwan nito (Ramadan), nangalaga sa kanyang dangal, at sinunod ang kanyang asawa, sasabihin sa kanya: Pumasok ka sa Paraiso sa alinman sa mga pinto ng Paraiso na nais mo."<br>✸ "Alinmang babaeng namatay samantalang ang kanyang asawa ay nalulugod sa kanya ay papasok sa Paraiso." |
| 62 | **Ang magandang pakikipag-ugnayan sa dalawang magulang at kaanak** | "Ang kaluguran ng Panginoon ay nasa kaluguranng magulang".<br>"Ang sinumang ikasasaya niya na luwagan siya sa kaloob sa kanya o guni-gunitain siya sa alaala niya ay makiugnay siya sa kaanak niya." |
| 63 | **Ang pagkupkop sa ulila** | "Ako at ang nagkukupkop ng ulila sa Paraiso ay ganito." Sinabi niya iyon na magkadikit ang dalawang daliri niya: ang hintuturo at ang hingigitna." |
| 64 | **Ang kagandahan ng asal** | ✸"Katotohanang ang mananampalataya ay tunay na humahantong sa pamamagitan ng kanyang kagandahang asal sa antas ng isang nag-aayuno na nagtataguyod pa ng (dasal sa) gabi."<br>✸ "Ako ay pinuno...at may (nakalaan na) isang tahanan sa kataas-taasan pa ng Paraiso para sa sinumang maganda ang kanyang asal." |
| 65 | **Ang pagkahabag sa mga nilikha at ang pagka-awa sa kanila** | "Ang tanging kinahahabagan ng Allah lamang sa Kanyang mga lingkod ay ang mga mahahabagi."<br>"Kahabagan ninyo ang sinumang nasa lupa, kahahabagan din kayo ng sinumang nasa langit." |
| 66 | **Ang paghahangad ng mabuti para sa mga Muslim** | "Hindi sumasampalataya ang isa sa inyo hanggang hindi siya nagmamahal sa kanyang kapatid ng gaya ng kanyang pagmamahal sa kanyang sarili." |
| 67 | **Ang pagka-mahiyain** | ✸"Ang pagka-mahiyain ay walang naihahatid kundi mabuti.",<br>✸"Ang pagka-mahiyain ay bahagi ng pananampalataya.",<br>✸"May apat na kabilang sa mga kaugalian ng mga isinugo: ang pagka-mahiyain, ang pagpapabango, ang paggamit ng Siwak, at ang pag-aasawa." |

| | | |
|---|---|---|
| 68 | **Ang pagpapasi mula ng pagbati sa pamamagit an ng Salam** | "May isang lalaki na pumunta sa Propeta (ﷺ) at nagsabi: ***Assalaamu `alaikum***. Nagsabi ang Propeta (ﷺ): Sampu. Pagkatapos ay dumating ang isa pa at nagsabi: ***Assalaamu `alaikum wa rahmatullaah***, nagsabi ang Propeta (ﷺ): Dalawampu. Pagkatapos ay dumating naman ang isa pa at nagsabi: ***Assalaamu `alaikum wa rahmatullaahi wa barakaatuh***, at nagsabi ang Propeta (ﷺ): Tatlumpu." Ibig sabihin: Mula sa mga mabuting gawa. |
| 69 | **Ang pagkakamayan sa pagtatagpo** | "Walang dalawang Muslim na nagtatagpo at nagkakamayan malibang sila ay patatawarin bago sila maghiwalay." |
| 70 | **Ang pagtatanggol sa karangalan ng Muslim** | "Ang sinumang magsanggalang sa karangalan ng kanyang kapatid ay ipagsasanggalang ng Allah ang kanyang mukha sa Apoy sa Araw ng Pagbangon muli." |
| 71 | **Ang pagmamahal sa mga taong matuwid at ang pakikisalamuha sa kanila** | "Ikaw ay kasama ng sinumang minahal mo", sinabi ni Anas (R.A.): Kaya walang ikinatuwa ang mga Sahabah sa anuman higit sa pagkatuwa nila sa Hadith na ito. |
| 72 | **Ang mga nagmamahalan dahil sa pagpipitagan sa Allah** | "Sinabi ng Allah, kamahal-mahalan Siya at kapita-pitagan: Ang mga nagmamahalan dahil sa pagpipitagan sa akin ay magkakaroon sila ng mga pulpitong yari sa liwanag, na maghahangad sa taglay nila ang mga Propeta at ang mga martir." |
| 73 | **Ang pagdalangin para sa mga Muslim** | "Ang pagdalangin ng taong muslim para sa kanyang kapatid nang lingid ay katanggap-tanggap, sa bahagi ng kanyang ulo ay may nakatalaga na isang anghel na sa tuwing nanalangin siya para sa kanyang kapatid ng kabutihan ay sasabihin ng Anghel na itinalaga sa kanya: Ameen at mapapasa iyo ang tulad ng sa kanya." |
| 74 | **Ang paghingi ng kapatawaran para sa mga lalaking mananampalataya at mga babaeng mananamapalataya** | "Ang sinumang humingi ng kapatawaran para sa mga lalaking mananampalataya at mga babaeng mananampalataya ay itatala ng Allah para sa kanya sa bawa't lalaking mananampalataya at babaeng mananampalataya ang isang magandang gawa." |
| 75 | **Ang pag-aalis sa daan ng nakapipinsala** | "Tunay na nakakita ako sa Paraiso ng isang lalaking pagala-gala sa Paraiso dahil sa isang punong-kahoy na pinutol niya na nakaharang sa daan na nakapipinsala noon sa mga tao." |
| 76 | **Ang pagtigil sa pakikipagtaltalan at pagsisinungaling** | "Ako ay pinuno sa isang bahay sa gilid ng Paraiso para sa sinumang tumigil sa pakikipagtaltalan kahit pa man siya ay nasa katotohanan at sa isang bahay sa gitna ng Paraiso para sa sinumang tumigil sa pagsisinungaling kahit pa man siya ay nagbibiro." |
| 77 | **Ang pagpipigil ng galit** | "Ang sinumang nagpigil ng galit gayong kaya niyang ipatupad ito ay tatawagin siya ng Allah sa Araw ng Pagbangon muli sa mga harapan ng mga nilikha hanggang sa pamimiliin siya kung sa aling mga dilag ng Paraiso ang nanaisin niya." |
| 78 | **Ang pagbubunyi ng mabuti o masama** | "Ang sinumang ipinagbunyi ninyo sa kanya ang kabutihan ay magiging karapat-dapat para sa kanya ang Paraiso at ang sinumang ipinagbunyi sa kanya ang masama ay magiging karapat-dapat para sa kanya ang Apoy. Kayo ang mga saksi ng Allah sa lupa." |



| | | |
|---|---|---|
| 79 | **Ang pagpapahupa sa dalamhati ng Muslim, ang pagpapaginhawa sa kanya, at ang pagtatakip sa kanya** | "Ang sinumang nagpahupa sa isang mananampalataya ng isang dalamhati ng mga dalamhati ng Mundo ay pahuhupain din para sa kanya ng Allah ang isang dalamhati mula sa mga dalamhati ng Araw ng Pagbangon muli. Ang sinumang nagpaginhawa sa isang nahihirapan ay pagiginhawain din siya ng Allah sa Mundo at sa Kabilang-buhay. At ang sinumang pinagtakpan ang isang Muslim ay pagtatakpan din siya ng Allah sa Mundo at sa Kabilang-buhay..." |
| 80 | **Ang pagpapa-una sa Kabilang-buhay** | "Ang sinumang ang kanyang pagpapahalaga ay ang Kabilang-buhay, ilalagay ng Allah sa puso niya ang kanyang yaman, pag-iisahin ng Allah ang kanyang kabuuan, at darating sa kanya ang mundo habang ito ay nagpapakumbaba." |
| 81 | **Ang pagkamakatarungan ng Hukom, kapakanan ng mga kabataan, pagkahumaling sa mga Masjid, at ang pagmamahal dahil sa Allah** | "May pitong pasisilungin ng Allah sa Kanyang lilim sa araw na walang lilim kundi ang lilim Niya: makatarungang Imam (pinuno); binatang lumaki sa pagsamba sa kanyang Panginoon; lalaking ang puso nito ay nahuhumaling sa mga Masjid; dalawang lalaking nagmamahalan alang-alang sa Allah: nagtatagpo alang-alang sa Kanya at naghihiwalay alang-alang sa Kanya; isang lalaking tinukso ng isang babaeng may kalagayang mataas at kagandahan nguni't nagsabi ito: 'Tunay na ako ay natatakot sa Allah'; isang lalaking nagkawanggawa ng isang kawanggawa at ikinubli niya iyon hanggang sa hindi nalalaman ng kaliwa nito ang ginugol ng kanan nito; at isang lalaking nakaalaala sa Allah nang nag-iisa ay nag-umapaw ang mga mata nito (sa luha)." |
| 82 | **Ang paghingi ng kapatawaran** | "Ang sinumang pinanatili niya ang paghingi ng kapatawaran; itatalaga ng Allah para sa kanya sa bawa't kagipitan ang isang kaluwagan, sa bawa't ligalig ang isang kaginhawaan, at tutustusan Niya siya nang hindi niya kayang kuwentahin" |

# Mga Bagay na Nailahad ang Pagbabawal at Paggawa sa mga Ito

| N | Ang Bagay na Ipinagbabawal | Sinabi ng Sugo ng Allah (Sumakanya nawa ang pagpapala at kapayapaan) |
|---|---|---|
| 1 | Ang pag-uukol sa mga tao ng gawang mabuti | "Sinabi ng Allah, Kataas-taasan Siya: ❮ Ako ay walang pangangailangan sa mga katambal sa lahat ng tinatambalan. Ang sinumang gumawa ng isang gawain na nagtambal siya doon sa Akin ng iba pa sa Akin, iiwan Ko siya kasama ng itinambal niya. ❯ |
| 2 | Ang katumpakan ng panglabas at kasiraan ng panloob | "Tunay na nababatid kong may mga taong darating sa Araw ng pagbabangong muli na nagdadala ng mabubuting gawain gaya ng mga bundok ng Tihamah na pagkaputi-puti. at gagawin lamang ng Allah ang mga ito na animo'y alikabok na nagliliparan". Sinabi ni Thawban: O Sugo ng Allah! Pakilarawan mo sa amin ang kanilang kadakilaan sa amin nang hindi kami maging kabilang sa kanila nang hindi namin nalalaman. Sinabi niya (ﷺ): "Tunay na sila ay inyong mga kapatid at kalipi ninyo. Itinataguyod nila ang ilang bahagi ng gabi gaya ng inyong pagtaguyod, subali't sila ay mga taong kapag napag-isa sa mga kabawalan ng Allah ay kanilang nilalapastangan ang mga ito." |
| 3 | Ang Pagmamalaki | "Hindi makapapasok sa Paraiso ang sinumang sa puso niya ay may katumbas na kasing bigat ng maliit na langgam na pagmamalaki." **Ang pagmamalaki** ay ang pagkakaila sa katotohanan at ang panghahamak sa mga tao. |
| 4 | Ang pagpapahaba ng Izar (tapis) | "Ang pagpapahaba ng tapis, damit at belo, sinuman ang naghihila ng isang bagay bilang pagmamataas ay hindi siya pag-uukulan ng Allah ng tingin sa Araw ng pagbabangong muli." |
| 5 | Ang inggit | "Kaingat kayo sa inggit sapagka't tunay na ang inggit ay kumakain sa mga magandang gawa gaya ng pagkain ng apoy sa panggatong, o sinabi niya: sa damo." |
| 6 | Ang patubo sa utang | "Isinumpa ng Sugo ng Allah ang kumakain ng patubo at nagpapakain nito.", "Ang isang Dirham na patubo na kinakain ng lalaki samantalang nalalaman niya ay higit na matindi kaysa sa tatlumpu't anim na pangangalunya." |
| 7 | Ang sugapa sa alak | "Walang makapapasok sa Paraiso na isang sugapa sa alak, ni isang naniniwala sa panggagaway, at ni isang pumuputol sa ugnayan ng pagkakamag-anak.", "Ang sinumang uminom ng alak ay hindi tatanggapin sa kanya ang Salah sa apatnapung gabi." |
| 8 | Ang kasinungalingan | "Kasawian sa nagsasalaysay ng salaysay upang patatawanin sa pamamagitan nito ang mga tao kaya naman nagkapagsisinungaling siya. Kasawian sa kanya! Kasawian sa kanya!" |
| 9 | Ang paniniktik | "Ang sinumang panakaw na nakikinig sa usapan ng mga tao samantalang sila ay nasusuklam sa gayon, bubuhusan ang tainga niya ng lusaw na tingga sa Araw ng Pagbangon muli." |
| 10 | Ang paggawa ng larawan | "Tunay na ang pinakamatindi sa mga tao sa pagdurusa sa Araw ng Pagkabuhay muli ay ang mga tagagawa ng larawan.", "Hindi pumapasok ang mga Anghel sa isang bahay na may aso o larawan." |

| | | |
|---|---|---|
| 11 | **Ang pagkakalat ng paninirang-puri** | "Hindi makakapasok sa Paraiso ang mapagkalat ng paninirang-puri." |
| 12 | **Ang panlilibak** | "Nalalaman ba ninyo kung ano ang Ghibah (panlilibak)? Sinabi nila: Ang Allah at ang Kanyang Sugo ay ang higit na nakaaalam. Sinabi niya: Ang pagbanggit mo sa iyong kapatid (na muslim) tungkol sa anumang kinasusuklaman niya. May nagsabi: Ano sa palagay mo kung taglay ng kapatid ko ang sinasabi ko? Sinabi niya: Kung taglay niya ang sinasabi mo ay tunay na nilibak mo siya, at kung hindi naman niya taglay iyon ay pinaparatangan mo siya." |
| 13 | **Ang pagsumpa** | "Ang pagsumpa sa mananampalataya ay gaya ng pagpatay sa kanya.", "Huwag mong isumpa ang hangin sapagka't ito ay napag-utusan lamang, at tunay na ang sinumang isinumpa ang isang bagay na hindi naman nararapat dito ay magbabalik sa kanya ang sumpa." |
| 14 | **Ang pagkakalat ng lihim ng iba** | "Tunay na ang isa sa pinakamasamang kalagayan sa mga tao sa Allah sa Araw ng Pagkabuhay muli ay ang lalaki na nakikipagniig sa kanyang asawa at nakikipagniig din ito sa kanya, at pagkakatapos ay ikinakalat niya ang lihim nito." |
| 15 | **Ang kahalayan** | "Tunay na ang pinakamasama sa mga tao sa kalagayan sa Allah sa Araw ng Pagbangon muli ay ang iniwan ng mga tao dahil sa pangingilag sa kahalayan niya.", "Ang pinakamaraming pagkakasala ng anak ni Adam (Adan) ay kaugnay sa kanyang dila" |
| 16 | **Ang pagpaparatang sa isang Muslim ng kawalang-pananampalataya** | "Alinmang lalaki na nagsabi sa kanyang kapatid: Hoy Kafir, ay naging karapat-dapat nga (sa paratang na) ito ang isa sa kanilang dalawa kung iyon ay gaya ng sinabi niya at kung hindi ay babalik ito sa kanya." |
| 17 | **Ang pag-angkin ng hindi tunay na ama** | "Ang sinumang nag-angkin ng hindi niya tunay na ama samantalang nalalaman niya iyon, ang Paraiso ay ipagkakait sa kanya.", "Huwag ninyong itakwil ang inyong mga ama sapagka't ang sinumang nagtakwil ng kanyang ama, ito ay kawalang-pananampalataya." |
| 18 | **Ang paninindak sa Muslim** | "Hindi ipinahihintulot sa isang Muslim na manindak ng isang Muslim.", "Ang sinumang nagbanta sa kapatid niya ng isang bakal, tunay na ang mga Anghel ay susumpa sa kanya hanggang sa hindi niya ibinababa ito." |
| 19 | **Ang pagpatay sa taong nasa ilalim ng pangangalaga ng bansang Islam** | "Ang sinumang pumatay ng isang taong nakipagkasunduan (sa mga Muslim) nang hindi makatuwiran ay hindi makasusumpong sa halimuyak ng Paraiso, samantalang ang halimuyak ng Paraiso ay tunay na nasusumpungan mula sa layong (nilalakbay ng) isang daang taon." |
| 20 | **Ang pag-away sa mga Wali ng Allah** | "Katotohanang ang Allah ay nagsabi: Ang sinumang inaway ang isa sa Aking Wali (katangkilik), tunay na ipinahayag Ko ang pakikidigma sa kanya." |
| 21 | **Ang pagtawag ng Sir sa Munafiq at suwail** | "Huwag kayong magsabi sa Munafiq ng: Sir, sapagka't kung tunay nga na siya ay isang nakatataas sa inyo ay talagang ginalit ninyo ang inyong Panginoon." |
| 22 | **Ang pandaraya sa pinamumunuan** | "Walang isang lingkod na pinamuno ng Allah sa isang pamunuan ay mamamatay sa araw nito habang siya ay nandaraya sa kanyang pinamumunuan kundi ipagkakait ng Allah sa kanya ang Paraiso." |

| | | |
|---|---|---|
| 23 | **Ang pagbibigay ng Fatwa (personal na opinyon sa paghatol) nang walang kaalaman** | "Ang sinumang binigyan ng Fatwa na hindi alinsunod sa wastong kaalaman, ang kanyang kasalanan ay ipapataw sa nagbigay ng Fatwa sa kanya." |
| 24 | **Ang pagliban sa Salah sa Jumu`ah o sa As'r** | "Ang sinumang lumiban sa Salah sa Jumu`ah nang tatlong beses dala ng pagwawalang-bahala rito ay tatatakan ng Allah ang kanyang puso (ng kawalan ng pananampalataya)" |
| 25 | **Ang pagpapabaya sa Salah at pagliban dito** | "Ang kasunduan na nasa pagitan namin at nila ay ang Salah. Kaya ang sinumang tinalikuran na ang pagsasagawa nito ay tunay na naging Kafir nga siya.", "Ang namamagitan sa lalaki at sa Shirk at Kufr ay ang pagliban sa Salah." |
| 26 | **Ang pagdaan sa harap ng nagsasagawa ng Salah** | "Kung nalalaman lamang ng nagdaraan sa harapan ng nagsasagawa ng Salah kung ano ang mapapasakanya na pananagutan ay tunay na ang pagtayo niya ng apatnapung (araw) ay higit na mabuti para sa kanya kaysa sa dumaan siya sa harapan nito." |
| 27 | **Ang pamemerhuwisyo sa mga nagsasagawa ng Salah** | "Ang sinumang kumain ng sibuyas, bawang at leek ay huwag na huwag lumapit sa aming Masjid sapagka't napeperhuwisyo ang mga Anghel sa anumang nakakaperhuwisyo sa mga anak ni Adam." |
| 28 | **Ang pangangamkam ng lupain** | "Ang sinumang nangamkam ng (kahit) isang dangkal na lupain bilang paniniil, ikukulyar ito ng Allah sa kanya sa Araw ng Pagbangon muli sa pitong lupain." |
| 29 | **Ang salita na ikinagagalit ng Allah** | "Tunay na ang alipin (ng Allah) ay talagang nagsasalita ng pananalita na dahilan ng pagkagalit ng Allah, na hindi niya pinag-uukulan ng pansin, na ikabubulid niya kasama nito sa Impiyerno sa loob ng pitumpung taon." |
| 30 | **Ang madalas na pagsasalita nang walang paggunita sa Allah** | "Huwag ninyong paramihin ang pananalita na walang paggunita sa Allah, sapagka't ang maraming pananalita na walang paggunita sa Allah ay katigasan para sa puso." |
| 31 | **Ang pangangalandakan sa pamamagitan ng pananalita** | "Tunay na ang pinakamumuhi-muhi sa inyo para sa akin at ang pinakamalayo mula sa akin sa kauupuan sa Araw ng Pagbangon muli ay ang mga madaldal, ang mga nangangalandakan, at ang mga ngumangawa." |
| 32 | **Ang pagkalingat sa paggunita sa Allah** | "Walang isang pagtitipon na pinagtipunan ng isang grupo ng tao na hindi nila ginunita rito ang Allah at hindi nanalangin sa kanilang Propeta malibang mapapasakanila ang isang kalugian. kaya maaari niyang parurusahan sila kung nais niya at maaari rin patatawarin niya sila." |
| 33 | **Ang hayagang pagmumura sa Muslim** | "Huwag mong ihayag ang pagmumura sa iyong kapatid [na Muslim], sapagka't kahahabagan siya ng Allah at idadaan ka Niya sa pagsubok.", "Sinuman ang nag-akibat ng isang kasalanan sa kapatid niyang [Muslim] hindi siya mamamatay hanggang hindi niya nagagawa" |
| 34 | **Ang pag-iiwasan ng mga Muslim sa isa't isa** | "Hindi ipinahihintulot sa isang Muslim na iwasan ang kanyang kapatid nang higit sa tatlong (araw). Sapagka't ang sinumang umiwas nang higit sa tatlo at namatay ay papasok sa Apoy." |

| | | |
|---|---|---|
| 35 | **Ang paghahayag sa gawang kasalanan** | "Ang lahat ng aking kalipunan ay mapapawalang-sala maliban sa mga nagpapahayag [ng kanilang pagkakasala]." |
| 36 | **Ang kasamaang asal** | "Ang kasamaang asal ay tunay na nakasisira sa gawa gaya ng pagkasira ng suka sa pulut-pukyutan" |
| 37 | **Ang bumabawi sa kanyang regalo** | "Ang bumabawi sa kanyang regalo ay gaya ng aso na sumusuka at pagkatapos ay kinakain ang suka nito.", "Hindi nararapat sa isang lalaki na nagbigay ng isang pamimigay o nagregalo ng isang regalo at babawiin din ito." |
| 38 | **Ang paniniil sa kapitbahay** | "Na ang makipagngalunya ang lalaki sa sampung kababaihan ay higit na mas magaan para sa kanya kaysa sa makipagngalunya sa maybahay ng kanyang kapitbahay, at na ang magnakaw ang lalaki sa sampung kabahayan ay higit na mas magaan para sa kanya kaysa sa magnakaw sa kanyang kapitbahay" |
| 39 | **Ang pagtingin sa mga ipinagbabawal** | "Itinakda na sa anak ni Adam ang bahagi niya sa pangangalunya na matatamo iyon nang walang pasubali sapagka't ang mga mata, ang pangangalunya ng mga ito ay ang pagtingin (sa bawal); ang mga tainga, ang pangangalunya ng mga ito ay ang pakikinig (sa bawal); ang dila, ang pangangalunya nito ay ang pagsasalita (ng bawal); ang kamay, ang pangangalunya nito ay ang paghawak (ng bawal); ang paa, ang panganglunya nito ay ang paghakbang (tungo sa bawal). Ang puso ay nagpipithaya at nagmimithi, at pinatotohanan iyon ng ari at pinasisinungalingan." |
| 40 | **Ang pagsaling ng lalaki sa isang babae na hindi ipinahihintulot sa kanya** | "Na ang isasaksak sa ulo ng isang lalaki ang isang bareta na bakal ay higit na mabuti para sa kanya kaysa sa siya ay makasaling ng isang babae na hindi ipinahihintulot sa kanya", "Katotohanang ako ay hindi nakikipagkamay sa mga kababaihan" |
| 41 | **Ang pag-asawa na Shighar** | "Ipinagbawal niya (ﷺ) ang Shighar". Ang Shighar ay ang ipakasal ng lalaki ang babaeng anak niya sa isang lalaki sa kondsiyong ipakakasal din ng lalaking ito ang babaeng anak nito sa kanya, nang walang bigayan ng Mahr (dori)." |
| 42 | **Ang malakas na pagtangis** | "Ang sinumang tinangisan nang malakas, tunay na siya ay naparurusahan sa pamamagitan ng malakas na itinangis sa kanya sa Araw ng Pagbangon muli.", "Ang patay ay naparurusahan sa libingan niya sa pamamagitan ng malakas na itinangis sa kanya." |
| 43 | **Ang panunumpa bukod sa Allah** | "Ang sinumang sumumpa bukod sa Allah, tunay na siya ay nagtakwil ng pananampalataya at nakagawa ng Shirk", "Ang sinumang manunumpa ay manumpa sa Allah o tumahimik na lamang", "Ang sinumang sumumpa sa Al-Amanah ay hindi nabibilang sa amin". |
| 44 | **Ang sinungaling na panunumpa** | "Ang sinumang sumumpa sa isang sumpang sinasamsam niya sa pamamagitan nito ang ari-arian ng isang taong Muslim at siya rito ay may masamang hangarin, makakatagpo niya ang Allah na galit na galit sa kanya." |
| 45 | **Ang panunumpa sa pagtitinda** | "Kaingat kayo sa kadalasan ng panunumpa sa pagtitinda sapagka't ito ay nakapag-uudyok at pagkatapos ay nakapagpapalaho.", "Ang panunumpa ay pang-udyok sa pagbili ng paninda at pampalaho ng biyaya." |

| | | |
|---|---|---|
| 46 | **Ang paggaya sa mga Kafir** | "Ang sinumang gumaya sa isang grupo ng mga tao, siya ay kabilang sa kanila.", "Hindi nabibilang sa amin ang sinumang gumagaya sa iba pa sa amin." |
| 47 | **Ang pagpapatayo ng estruktura sa ibabaw ng libingan** | "Ipinagbawal ng Sugo ng Allah (ﷺ) na palitadahan ang libingan, na upuan ito at na patayuan ito (ng gusali)." |
| 48 | **Ang panlilinlang at ang kataksilan** | "Kapag tinipon ng Allah ang mga una at ang mga huli sa Araw ng Pagkabuhay muli ay mag-aangat para sa bawa't nanlilinlang ng isang watawat at sasabihin: Ito ang panlilinlang ni ginoo na anak ni ginoo." |
| 49 | **Ang pag-upo sa ibabaw ng libingan** | "Ang maupo ang isa sa inyo sa baga at tutupukin nito ang damit niya pagkatapos ay aabot ito sa balat niya ay mainam para sa kanya kaysa sa maupo siya sa ibabaw ng puntod." |
| 50 | **Ang sinumang nais na tatayuan siya kapag siya ay pumasok** | "Ang sinumang nais niyang magsisitayuan ang mga tao para sa kanya ay maglaan siya ng kanyang upuan mula sa Apoy" |
| 51 | **Ang paghingi nang walang tunay na pangangailangan** | "Walang pagbubukas ng isang tao ng pinto ng paghihingi malibang bubuksan ng Allah sa kanya ang pinto ng kahirapan.", "Ang sinumang nanghingi sa mga tao bilang pagpaparami ng kayamanan, tanging ang kanyang hinihingi ay baga ng apoy kaya magpaliit ito o magparami." |
| 52 | **Ang pagtatagisan sa pagtitinda** | "Huwag magtitinda ang isang taong bayan sa isang taong bukid. Huwag kayong magtatagisan sa pagtitinda. At huwag magbebenta ang lalaki sa binibentahan na ng kanyang kapatid." |
| 53 | **Ang paghahanap ng nawawalang bagay sa Masjid** | "Ang sinumang nakarinig ng isang lalaki na naghahanap ng isang nawawalang bagay sa Masjid ay sabihin: Huwag na sanang ibalik iyon ng Allah sa iyo, sapagka't ang mga Masjid ay hindi ipinatayo para rito." |
| 54 | **Ang pag-aalipusta sa Demomyo** | "Huwag ninyong alipustahin ang demonyo bagkus hilingin ninyo ang kalinga (ng Allah) laban sa kasamaan nito.", "Sinabi ng isa sa mga Sahabah: Nakaangkas ako noon sa Propeta (ﷺ) at biglang natisod ang kanyang sasakyang hayop at aking nasabi: Kasawian sa demonyo. Kaya sinabi niya: Huwag mong sabihing nasawi ang demonyo sapagka't kapag sinabi mo iyon ay lalaki siya hanggang maging gaya ng bahay at sasabihin niya: Sa pamamagitan ng aking kapangyarihan, nguni't sabihin mo: Bismillaah (sa Ngalan ng Allah) sapagka't kapag sinabi mo iyon ay liliit siya hanggang maging gaya ng langaw." |
| 55 | **Ang pag-aalipusta sa lagnat** | "Huwag insultuhin ang lagnat sapagka't naglilinis ito ng mga pagkakasala ng mga anak ni Adam gaya ng paglilinis ng bulusan sa kalawang ng bakal." |
| 56 | **Ang pagpapalaganap ng mga ipinagbabawal at ang pag-aanyaya para rito** | "At ang sinumang nag-anyaya tungo sa pagkaligaw ay aakusahan siya ng kasalanan gaya ng [magiging] mga kasalanan ng sinumang sumunod sa kanya ni hindi makababawas iyon mula sa kanilang mga kasalanan na anupaman" |

| | | |
|---|---|---|
| 57 | **Mga pagbabawal sa pag-inom** | "Ipinagbawal ng Sugo ng Allah (ﷺ) ang pag-inom sa bunganga ng sisidlan ng tubig.", "Sinaway ng Propeta (ﷺ) ang pag-inom nang nakatayo.", "Ipinagbawal niya ang pag-ihip sa inumin." |
| 58 | **Ang pag-inom sa mga sisidlang yari sa ginto o pilak** | "Huwag kayong uminom sa mga sisidlang ginto at pilak, at huwag kayong magsuot ng manipis na sutla at makapal na sutla sapagka't ito ay para sa kanila sa mundo at para sa inyo sa Kabilang-buhay." |
| 59 | **Ang pag-inom sa pamamagitan ng kaliwang kamay** | "Huwag na huwag kumain ang isa sa inyo sa pamamagitan ng kanyang kaliwang kamay at huwag na huwag siyang uminom sa pamamagitan nito, sapagka't tunay na ang demonyo ay kumakain sa pamamagitan ng kaliwang kamay niya at umiinom sa pamamagitan nito." |
| 60 | **Ang pumuputol sa ugnayan ng pagkakamag-anak** | "Hindi makakapasok sa Paraiso ang pumuputol." Ibig sabihin: Ang pumuputol sa ugnayan ng pagkakamag-anak. |
| 61 | **Ang hindi pagdalangin para sa Propeta (ﷺ)** | "Kaaba-aba ang isang lalaki na nabanggit ako sa kanya nguni't hindi siya dumalangin para sa akin.", "Ang maramot ay ang sinumang nabanggit ako sa kanya nguni't hindi dumalangin para sa akin." |
| 62 | **Ang pag-aalaga ng aso** | "Ang sinumang nag-alaga ng isang aso maliban sa aso na para sa pangangaso o pagbabantay ng mga hayupan, tunay na siya ay nababawasan ng dalawang Qirat mula sa gantimpala niya sa bawa't araw." |
| 63 | **Ang pagpapahirap sa mga hayop** | "Pinarusahan ang isang babae dahil sa isang pusa na ikinulong niya hanggang namatay ito. Kaya nakapasok siya dahil dito sa Apoy", "Huwag ninyong gawing pinatatamaan ang isang bagay na may kaluluwa." |
| 64 | **Ang pagpapasuot ng kampanilya sa mga hayop** | "Hindi sumasama ang mga anghel sa isang pangkat na may aso o kampanilya.", "Ang kampanilya ay pantugtog ng Demonyo." |
| 65 | **Ang suwail kapag pinagkalooban ng mga biyaya** | "Kapag nakita mong pinagkakalooban ng Allah ang alipin (tao) ng anumang kanyang kinahuhumalingan sa mundo sa kabila ng kanyang mga kasuwailan; ito ay tanging paunti-unting pagpapalugit lamang. Pagkatapos ay binasa niya (ﷺ) :﴿**Kaya nang sila ay nakalimot sa anumang ipinaalala sa kanila kaugnay dito ay Aming binuksan sa kanila ang mga pinto ng bawa't bagay hanggang sa kapag sila ay natuwa nang labis dahil sa mga naipagkaloob sa kanila ay biglaan Namin silang pinuksa. Kaya pagmasdan, sila ay nalilito.** ﴾ |
| 66 | **Ang pagpapahalaga sa kamunduhan** | "Ang sinumang ang kamunduhan ay naging nakapagliligalig sa kanya, ilalagay ng Allah ang paghihikahos niya sa pagitan ng kanyang mga mata, paghihiwa-hiwalayin ng Allah ang kabuuan niya, at hindi siya bibigyan ng bahagi sa mundo maliban sa itinakda para sa kanya." |

**Ang Libingan :** Ang pinakauna sa mga tahanan sa Kabilang-buhay, isang hukay ng apoy para sa isang Káfir (di-muslim) at Munáfiq (nagkunwaring muslim) at isang hardin para sa isang Mu'min (mananampalataya). Nailahad ang pagdurusa sa loob nito dahil sa pagsuway, ang ilan dito ay: Ang hindi paglilinis ng sarili sa pag-ihi, sa paninirang-puri, sa pagnanakaw mula sa mga napanalunan sa digmaan, sa pagsisinungaling, sa di pagsasagawa ng Salah alang-alang sa pagtulog, sa pagtalikod sa Qur'an, sa pangangalunya, sa sodomiya, sa pagpapatubo sa pautang, sa hindi pagbabayad sa utang, at iba pa rito. Magliligtas dito: Ang matuwid na gawain na tapat sa Allah, ang pagpapakupkop laban sa Kanyang kaparusahan, at ang pagbasa ng Surah Al-Mulk at iba pa rito. Makakalibre sa kaparusahan Niya: Ang Shaheed (martir), Murabit (ang nagtatanod sa mga itinakdang hangganan ng mga lugar ng mga Muslim), ang namatay sa araw ng Biyernes, ang namatay sa sakit sa tiyan, at iba pa sa kanila.

**Ang Pag-ihip sa Tambuli :** Ito ay isang malaking sungay na isinubo na ni Anghel Israfeel habang naghihintay kung kailan uutusan siyang hipan ito: Ang pag-ihip para sa paghihilakbot, ang Allah ay nagsabi: **﴾At hihipan ang tambuli, manghihilakbot ang sinumang nasa mga kalangitan at ang sinumang nasa kalupaan, maliban sa sinumang ninais ng Allah.﴿** [Qur'an 39:68]. Kaya masisira ang buong Santinakpan. At pagkatapos ng apatnapu ay iihip siya muli ng pag-ihip para sa pagbabangon. Ang Allah ay nagsabi: **﴾Pagkatapos ay hihipan ito muli, at pagmasdan, sila ay magsisitayo na naghihintay.﴿** [Qur'an 39:68].

**Ang Pagbangon :** Pagkatapos ay magpapadala ang Allah ng ulan. Tutubo ang mga katawan (mula sa buto ng dulo ng gulugod) at magiging panibagong nilikha na hindi na mamamatay, mga nakayapak, at mga hubad. Makikita na nila ang mga Anghel at ang mga Jinni, sila ay babangon muli ayon sa kalagayan ng kanilang mga gawa.

**Ang Pagtipon :** Titipunin ng Allah ang mga nilikha para sa pagtutuos, sila ay manghihilakbot na para silang mga lasing, sa isang dakilang araw na kasingtagal ng limampung libong taon na para bang ang itinagal nila sa mundo ay katumbas lamang ng isang oras. Lalapit ang araw sa kasing layo ng isang milya. Malulunod ang mga tao sa kanilang pawis ayon sa mga gawa nila. Dito ay magtatalo ang mga mahina at ang mga mapagmalaki. Makikipagtalo ang isang Káfir sa kapisan niya, sa demonyo niya at sa mga parte ng katawan niya. Isusumpa nila ang isa't isa sa kanila. Kakagatin ng mapaggawa ng kawalang katarungan ang kanyang mga kamay. Hihilahin ang Impiyerno ng 70 libong renda, na hihilain naman ang bawa't renda ng 70 libong Anghel. Kaya kapag nakita ito ng isang Káfir ay magnanais na tubusin ang kanyang sarili o maging alabok na lamang siya. Tungkol naman sa mga mapagsuway: Ang hindi nagbibigay ng Zakah ay pipitpitin ang kanyang mga kayamanan sa apoy at paplantsahin siya sa pamamagitan nito. Ang mga mapagmalaki ay titipunin na para silang mga langgam. Hihiyain ang mapaninira ng kasunduan, ang magnanakaw, at ang mapangangamkam. Dadalhin ng magnanakaw ang ninakaw niya. Ilalantad ang mga lihim. Tungkol naman sa mga banal ang pagkatakot, sila ay hindi panghihilakbutin bagkus ay daraan ito nang kasing tagal lamang ng Salah sa Dhuhr.



**Ang Pamamagitan :** na pinakadakila: Ito ay partikular lamang sa Propeta (ﷺ) natin para sa mga nilikha sa Araw ng pagtitipon para mapawi ang kanilang dalamhati at para sa kanilang pagtutuos. At pangkalahatan (na pamamagitan) para sa Propeta at sa iba pa sa kanya: Gaya ng pagpapalabas sa mga mananampalataya mula sa Impiyerno at pag-aangat sa kanilang mga antas.

**Ang Pagtutuos :** Ihaharap ang mga tao na nakahanay sa harap ng kanilang Panginoon, at ipapakita sa kanila ang mga nagawa nila. Pagtatanungin sila tungkol sa mga iyon, sa naging buhay nila, sa kabataan nila, sa kanilang kayamanan, kaalaman, kasunduan, kaginhawahan, pandinig, paningin, at sa mga itinibok ng kanilang puso. Kaya ang isang Kafir at ang isang Munafiq ay tutuusin sa harap ng mga nilikha upang sumbatan sila, ilahad ang katwiran laban sa kanila, at pasaksihin ang mga tao laban sa kanila, ang lupa, ang mga araw, ang mga gabi, ang kayamanan, ang mga Anghel, at ang mga bahagi ng katawan hanggang sa mapagtibay at aminin nila iyon. Samantalang, ang isang Mu`min ay makikipagsarilinan ang Allah sa kanya. Paaaminin Niya ito sa mga pagkakasala nito hanggang sa kapag inakala Niya na ito ay mapapahamak na ay sasabihin Niya sa kanya: **"Tinakpan Ko ang mga ito para sa iyo sa mundo at sa Araw na ito, Ako ay magpapatawad sa iyo."** Ang unang tutuusin ay ang mamamayan ni Muhammad (ﷺ). At ang una sa mga gawain sa pagtutuos ay ang tungkol sa Salah, at ang pagbabayad na kaugnay sa pagpapadanak ng dugo.

**Ang Pagliliparan ng mga (Suhuf) Talaan ng Gawa :** Pagkatapos ay magliliparan ang mga talaan ng gawa. Kaya kukunin nila ito bilang isang aklat ﴿**Na hindi nag-iiwan ng isang maliit ni isang malaki malibang inisa-isa ang mga ito**﴾: Ang Mu'min ay sa pamamagitan ng kanyang kanang kamay, ang Kafir at ang Munafiq ay sa pamamagitan ng kanyang kaliwang kamay mula sa kanyang likuran.

**Ang Timbangan :** Pagkatapos ay titimbangin ang mga gawa ng mga nilikha, upang sila ay gantimpalaan dito, sa pamamagitan ng totoong timbangan na napakatumpak na may dalawang pinggan, nagpapabigat dito ang mga gawaing umaayon sa Batas ng Islam na buong katapatang iniuukol sa Allah. Kabilang sa nagpapabigat dito ay ang: ***Laa ilaaha illallaah*** (Walang tunay na Diyos maliban sa Allah), kagandahan ng asal, at Dhikr: gaya ng pagsabi ng ***Alhamdu lillaah*** (Ang papuri ay sa Allah lamang), at ng ***Subhaanallaahi wa bihamdihi, subhaanallaahil `adheem*** (Kaluwalhatian sa Allah at papuri sa Kanya, kaluwalhatian sa Allah, ang Dakila). Magbabayaran ang mga tao sa pamamagitan ng kanilang mga mabubuting gawa at masasamang gawa.

**Ang Hawd (lawa) :** Pagkatapos ay iinom ang mga Mu'min sa Hawd (lawa ng Propeta). Ang sinumang uminom dito ay hindi na mauuhaw pagkatapos nito magpakailanman. Bawa't Propeta ay may sariling Hawd, na ang pinakamalaki sa mga ito ay ang kay Propeta Muhammad (ﷺ). Ang tubig nito ay higit na maputi kaysa sa gatas, higit na matamis kaysa sa pulut-pukyutan, at higit na mabango kaysa sa musk. Ang mga panalok nito ay ginto at pilak na gaya ng bilang ng mga bituin. Ang haba nito ay higit na malayo sa layong mula sa Ailah sa Jordan hanggang sa Aden (sa Yemen). Nanggaling ang tubig nito mula sa ilog ng Al-Kawthar.

**Ang Pagsusulit sa mga Mu'min (mananampalataya) :** Sa huling araw ng Pagtitipon ay susundan ng mga Káfir ang kanilang mga diyos na sinasamba nila. Ihahatid sila ng mga ito sa Apoy na magkapangkat-pangkat gaya ng mga kawan ng mga hayop, na umuusad sa pamamagitan ng kanilang mga paa o kanilang mga mukha. Walang matitira maliban sa mga Mu'min at mga Munafiq. Pupuntahan sila ng Allah at magsasabi Siya: ﴿**Ano ang hinihintay ninyo?**﴾ Sasabihin nila: "Hinihintay namin ang aming Panginoon", at makikilala nila Siya sa pamamagitan ng Kanyang paa kapag itinambad Niya ito. Susubsob sila nang nakapatirapa maliban sa mga Munafiq. Magsasabi ang Allah: ﴿**Sa Araw na itatambad ang isang paa (ng Allah) at silay ay tatawagin para sa pagpapatirapa nguni't hindi nila makakaya.**﴾ **[Qur'an 68:42].** Pagkatapos ay susundan Siya ng mga ito at ituwid Niya ang Siraat (tulay). Bibigyan Niya sila ng liwanag at papatayin naman Niya ang liwanag ng mga Munafiq.

**Ang Siraat :** Ito ay isang tulay na ilalatag sa ibabaw ng Impiyerno upang tatawiran ng mga Mu'min patungo sa Paraiso. Inilarawan ito ng Propeta (ﷺ) **"Na ito ay madulas na nakatitisod, na may mga sungkit at mga kalawit na gaya ng mga tinik ng Sa`adan, na higit na manipis kaysa sa buhok at higit na matalas kaysa sa espada"** [Muslim]. Dito ay ibibigay sa mga mananampalataya ang liwanag ayon sa antas ng kanilang mga gawa. Ang pinakamataas na liwanag sa kanila ay gaya ng mga bundok at ang pinakamababa sa kanila ay kapantay sa taas ng hinlalaki ng paa. Tatanglaw ito sa kanila at tatawirin nila ito ayon sa antas ng kanilang mga gawa **"Kaya tatawid ang isang mananampalataya sa bilis na gaya ng kisap ng mata, gaya ng kidlat, gaya ng hangin, gaya ng mga ibon, gaya ng mga matutuling kabayo, at gaya ng mga sasakyang kamelyo. Kaya may malayang maliligtas, may nagalusan na makakaalpas, at may maitutulak sa Impiyerno".** [Al-Bukhari at Muslim]. Tungkol naman sa mga Munafiq, sila ay walang madadalang liwanag. Babalik sila at pagkatapos ay magtatayo sa pagitan nila at ng mga mananampalataya ng mga pader. Pagkatapos ay hahangarin nilang tawirin ang Siraat nguni't magsisibagsakan sila sa Apoy.

**Ang Apoy :** Papasukin ito ng mga Kafir, pagkatapos ay ng ilan sa mga sumusuway na mga Mu'min, at pagkatapos ay ng mga Munafiq. Sa bawa't 1,000 ay papasok doon ang 999. Iyon ay may pitong pintuan. Ito ay higit na matindi kaysa sa apoy ng mundo nang 70 ulit. Palalakihin doon ang pagkakalikha sa isang Kafir upang lubos na malasap niya ang pagdurusa. Kaya ang haba ng nasa pagitan ng kanyang mga balikat ay kasing layong lalakarin sa loob ng tatlong araw at ang kanyang bagang ay singlaki ng bundok ng Uhud. Kakapal ang kanyang balat at papalit-palitan upang malasap niya ang pagdurusa. Ang inumin nila ay tubig na napakainit na puputol sa mga bituka nila. Ang pagkain nila ay ang Zaqqum, tagas ng sugat at nana. Ang pinakamagaan sa kanila sa parusa ay ang lalagyan ang ilalim ng dalawang paa niya ng baga, na kukulo ang kanyang utak dahil dito. Sa loob niyon ay may pagluluto ng balat, paglulusaw, pamamaso, pangangaladkad, mga tanikala, at mga kulyar sa leeg. Ang kailaliman nito ay napakalalim. Kung sakaling may inihagis doon na isang sanggol ay talagang aabot ito nang 70 taong gulang pagdating sa kailaliman nito. Ang mga panggatong nito ay ang mga Kafir at mga bato. Ang hangin nito ay nakapapasong hangin. Ang lilim nito ay maitim na mainit na usok. Ang kanilang damit ay apoy, na lumalamon ng bawa't bagay kaya hindi nagtitira at hindi nag-iiwan, na nagsisiklab, umuungol, sumusunog sa mga balat, at umaabot sa mga buto at mga puso.





**Ang Tawiran :** Siya (ang Propeta ﷺ) ay nagsabi: **"Maliligtas ang mga Mu'min sa Apoy nguni't patitigilin sila sa isang tawiran sa pagitan ng Paraiso at Impiyerno. Maggagantihan ang ilan sa kanila dahil sa ilang paniniil na naganap sa pagitan nila noon sa mundo. Hanggang sa kapag nalinis na sila at nadalisay na sila ay papahintulutan ng papapasukin sa Paraiso. Kaya sumpa man sa Kanya na ang kaluluwa ni Muhammad ay nasa mga kamay Niya, tunay na ang bawa't isa sa kanila ay higit na nakaaalam sa kanyang magiging tirahan sa Paraiso kaysa sa tirahan niya noon sa mundo."** [Al-Bukhari].

**Ang Paraiso :** Ang Huling Hantungan ng mga Mu'min. Ang mga gusali nito ay yari sa pilak at ginto. Ang simento nito ay musk. Ang mga graba nito ay mga perlas at mga rubi. Ang alabok nito ay asapran. Mayroon itong walong pinto, na ang luwang ng isa sa mga ito ay layong lalakarin sa tatlong araw subali't ito ay maninikip dahil sa siksikan. Sa loob nito ay may 100 antas, na ang layo sa pagitan ng dalawang antas ay gaya ng layo ng langit at lupa. Ang Firdaws ay ang pinakamataas sa mga ito at mula rito ay bumubulwak ang mga ilog nito. Ang bubong nito ay ang trono ng Allah. Ang mga ilog nito ay pulut-pukyutan, gatas, alak, at tubig, na dumadaloy nang walang agusan, na pinadadaloy ng Mu'min ayon sa kanyang kagustuhan. Ang mga pagkain doon ay palagian, malapit, at madaling pitasin. Sa loob nito ay may hungkag na kubol ng perlas, na ang luwang nito ay animnapung milya. Sa bawa't sulok ay mayroong mga naninirahan: mga walang balahibo sa katawan, mga walang balbas, at mga may mata na initiman sa ilalim. Hindi maglalaho ang kanilang kabataan at hindi maluluma ang kanilang mga damit; walang ihi, walang dumi, walang kasalaulaan. Ang mga suklay nila ay ginto. Ang pawis nila ay musk. Ang mga babae roon ay magaganda, mga birhen, malalambing, magkakasinggulang. Ang unang papasok doon ay si Muhammad (ﷺ) at ang mga Propeta. Ang pinakakaunti sa kanila na magmimithi ay bibigyan ng sampung ulit nito. Ang kanilang mga utusan ay mga batang lalaki na pinamalaging bata na parang mga mutyang ikinalat. Ang ilan sa pinakadakila sa mga karangyaan ng Paraiso ay ang pagkakita sa Allah, ang Kanyang kasiyahan, at ang buhay na walang hanggan.

# Ang Pamamaraan ng Pagsasagawa ng Wudú’



**Hindi magiging tumpak ang saláh nang walang wudú’. Kailangang ito ay sa pamamagitan ng tubig na nakalilinis: ang tubig na nananatili sa kalagayan ng pagkalikha rito gaya ng tubig ng dagat, tubig ng mga balon, tubig ng mga bukal, at tubig ng mga ilog.**
Puna : Nagiging marumi ang kaunting tubig kapag nadiitan ng karumihan. Ang maraming tubig naman, ang higit sa 210 litro, ay hindi nagiging marumi hanggang hindi nababago ng karumihan ang kulay nito o ang lasa nito o ang amoy nito.



**Sinisimulan ang pagsasagawa ng wudú’ sa pamamagitan ng pagsabi ng bismi 'lláh. Kaibig-ibig ang paghuhugas sa mga kamay sa bawat pagasasagawa ng wudú’at titiyaking mahuhugasan ang mga ito nang tatlong ulit para sa isang gumising sa pagkatulog sa gabi.**
Puna : Kinasusuklaman ang kalabisan sa tatlong ulit sa paghuhugas ng lahat ng katawan sa wudú’.



**Pagkatapos ay isinatungkuling magmumog nang isang ulit. Ang tatlong ulit ay higit na mainam.**
Puna : 1. Hindi nakasasapat sa pagmumumog ang pagpapasok ng tubig sa bibig at pagbubuga nito lamang, bagkus ay kailangang gumalaw-galaw ang tubig sa loob ng bibig. 2. Kaibig-ibig ang paggamit ng miswák sa sandali ng pagmumumog.



**Pagkatapos ay isinasatungkuling suminghot ng tubig at isisinga ito nang isang ulit. Ang tatlong ulit ay higit na mainam.**
Puna : Hindi nakasasapat sa pagsinghot ang pagpapasok lamang ng tubig si ilong, bagkus ay kailangang pumasok ang tubig sa pamamagitan ng paghingang paloob na hahatak sa tubig sa loob ng ilong at pagkatapos ay palalabasin ito sa pamamagitan ng pagsingang palabas, hindi sa pamamagitan ng kamay. Ang isinasatungkulin ay isang ulit, ngunit ang tatlong ulit ay higit na mainam.



**Pagkatapos ay isinasatungkuling hugasan ang mukha nang isang ulit. Ang tatlong ulit ay higit na mainam. Ang hangganan ng mukhang isinasatungkuling hugasan ay mula sa isang tainga hanggang sa isa pang tainga sa dakong pahalang at mula sa babà hanggang sa mga bahaging karaniwang tinutubuan ng buhok sa dakong patindig.**
Puna : Kaiibig-ibig ang pagsuklay-suklay ng kamay sa balbas kapag ito ay malago at isinasatungkulin ito kapag ang balbas ay manipis.



**Pagkatapos ay huhugasan nang isang ulit ang mga kamay at mga braso mula sa mga dulo ng mga daliri hanggang sa mga siko. Ang tatlong ulit ay higit na mainam.**
Puna : Kaibig-ibig ang paghuhugas sa kanang kamay bago ang kaliwang kamay.



**Pagkatapos ay hahaplusin ng mga kamay ang buong ulo, ipapasok ang mga hintuturo sa butas ng mga tainga habang hinahaplos ng mga hinlalaki ang likod ng mga tainga. Ang lahat ng ito ay isang ulit lamang.**
Puna : 1. Ang isinasatungkuling haplusin sa ulo ay mula sa hangganan ng mukha hanggang sa batok. 2. Hindi isinatungkuling haplusin ang lumalaylay na bahagi ng buhok. 3. Hahaplusin ang anit ng ulo kapag walang buhok.



Pagkatapos ay isinasatungkuling hugasan ang mga paa kasama ang mga bukung-bukong nang isang ulit. Ang tatlong ulit ay higit na mainam.

**Mga Paalaala**
1. Ang mga bahagi ng wudú’ ay apat : A. Ang pagmumog, ang pagsinghot at pagsinga ng tubig, at ang paghugas ng mukha. B. Ang paghugas ng mga kamay at mga braso. C. Ang paghaplos sa ulo at mga tainga. D. Ang paghugas sa mga paa kasama ng mga bukung-bukong. Isinasatungkulin ang pagkakasunod ng mga bahaging ito at ang pag-uuna sa isa sa mga ito sa iba pa ay nagpapawalang-saysay sa wudú’.
2. Isinasatungkulin na ang paghuhugas ay tuluy-tuloy. Nawawalan ng saysay ang wudú’ sa pamamagitan ng pagtigil sa paghuhugas sa isa sa mga bahagi hanggang sa natuyo na ang nauna sa bahaging ito.
3. Sunnah na sabihin matapos ang wudú’: **Ashhadu an lá iláha illa 'lláh, wahdahu lá sharíka lah, wa ash-hadu anna muhammadan ‘abduhu wa rasúluh.** (*Sumasaksi ako na walang [totoong] Diyos kundi si Allah: tanging Siya, wala Siyang katambal; at sumasaksi rin ako na si Muhammad ay Lingkod Niya at Sugo Niya.*)

# Ang Pamamaraan ng Pagsasagawa ng Saláh



Ang mga saligan[1] ng saláh. Nawawalan ng saysay ang saláh sa hindi pagkakasagawa sa mga saligang ito dala ng pananadya o pagkaligta.
Ang mga kinakailangan[1] sa saláh. Nawawalan ng saysay ang saláh sa hindi pagkakasagawa sa mga kinakailangang ito dala ng pananadya. Magsasagawa naman ng *sujúdu 'ssahw* (patirapa para sa pagkaligta) dahil sa hindi pagkakasagawa sa alin sa mga ito dala ng pagkakamali.
Ang mga sunnah sa saláh. Hindi nawawalan ng saysay ang saláh sa hindi pagkakasagawa sa mga sunnah na ito.

Kapag ninais mo na magsagawa ng saláh, ikaw ay magsasabi ng Alláhu akbar habang ikaw ay ganap na nakatayo. Bibigkasin nang malakas ng *imám* (namumuno sa saláh) ang lahat ng *takbír* (pagsasabi ng Alláhu akbar) upang marinig ito ng sinumang nasa likuran niya, at bibigkasin naman ito nang tahimik ng hindi imám sa saláh.

Sa pagsisimula ng takbír, iaangat ng nagdarasal ang mga kamay niya na nakadikit ang mga daliri hanggang sa kapantay ng mga balikat. Ang mga *ma'múm* (pinamumunuan sa saláh) naman ay bibigkas ng takbír matapos na malubos ng imám ang pagbigkas ng takbír niya.

**Puna :** Ang sinasasalitang bahagi ng saligan at kinakailangan sa saláh ay kinakailangang bigkasin sa tinig na kayang maiparinig ng nagsasagawa ng saláh sa sarili niya, pati na sa saláh na binibigkas nang tahimik. Ang pinakamababang malakas na pagbigkas ay ang maririnig ng iba at ang



Hahawakan ng nagsasagwa ng saláh sa pamamagitan ng kanang kamay niya ang kamay o ang pulsuhan ng kaliwa niya at ilalagay niya ang mga ito sa ilalim ng dibdib niya samantalang ang paningin niya naman ay nakatuon sa bahaging pagpapatirapaan niya. Pagkatapos ay bibigkasin niya ang *istiftáh* (panimulang panalangin sa saláh) sa pamamagitan ng ilang mga nasaad sa sunnah gaya ng : سُبْحَانَكَ اللَّهُمَّ وَبِحَمْدِكَ، وَتَبَارَكَ اسْمُكَ، وَتَعَالَى جَدُّكَ، وَلَا إِلَهَ غَيْرُكَ. **subhánaka 'lláhumma wa bihamdika wa tabáraka 'smuka wa ta'álá jadduka wa lá iláha ghayruk** (*Kaluwalhatian sa Iyo, o Alláh, at papuri sa Iyo. Mapagpala ang pangalan Mo, kataastaasan ang kabunyian Mo at walang totoong Diyos maliban sa Iyo*). Pagkatapos ay bibigkasin niya ang *isti'ádhah* (panalangin ng pagpapakupkop kay Allah) : أَعُوذُ بِاللهِ مِنَ الشَّيْطَانِ الرَّجِيمِ **a'údhu bi'lláhi mina 'shshaytáni 'rrajím** (*Nagpapakupkop ako kay Allah laban sa Demonyong isinumpa*). Pagkatapos ay bibigkasin niya ang *basmalah* : بِسْمِ اللهِ الرَّحْمَنِ الرَّحِيمِ **bismi 'lláhi 'rrahmáni 'rrahím** (*Sa ngalan ni Allah, ang Napakamaawain, ang Pinakamaawain*).

Hindi bibigkasin nang malakas ang lahat ng naunang nabanggit. Pagkatapos ay bibigkasin ang alFátihah. Hindi kinakailangan sa ma'múm na bumigkas ng alFátihah sa mga rak'ah na binibigkas nang malakas, bagkus kaibig-ibig para sa kanya na bigkasin nang tahimik ang alFátihah sa sandali ng mga pananahimik ng imám at sa mga rak'ah na hindi bumibigkas nang malakas. Pagkatapos ay bibigkas ng makakaya mula sa Qur'an. Lalakasan ng imám ang pagbigkas sa saláh sa subh (madaling-araw), at sa unang dalawang rak'ah ng saláh sa, maghrib (pagkalubog ng araw), at 'ishá' (gabi). Hihinaan ang pagbigkas sa sa mga rak'ah na iba pa rito.

**Puna :** Kaibig-ibig na bumigkas ng mga kabanata ng Qur'an ayon sa pagkakasunud-sunod ng mga kabanata at kinasusuklaman na baliktarin ang pagkakasunud-sunod. Ipinagbabawal ang pagbago sa pagkakasunud-sunod ng mga salita o mga talata sa iisang kabanata ng Qur'an.



Pagkatapos ay bibigkasin niya ang takbír habang iniaangat ang mga kamay niya at yuyukod siya. Ilalagay niya ang mga kamay niya sa mga tuhod niya na para bagang hinahawakan niya ang mga ito, habang pinaghihiwalay niya ang mga daliri niya. Iuunat niya ang likod niya at gagawin niya ang ulo niya na kapantay ng likod. Pagkatapos ay tatlong ulit beses siyang bibigkas ng: سُبْحَانَ رَبِّيَ الْعَظِيمِ **subhána rabbiya 'l'adhím** (*Kaluwalhatian sa Panginoon ko, ang Dakila.*). Sa pamamagitan ng pagyukod na ito ay naaabutan ang isang rak'ah.

**Puna:** Ang oras ng pagsambit ng takbír at pagsabi ng سَمِعَ اللهُ لِمَنْ حَمِدَهُ **sami'a 'lláhu liman hamidah** (*Dininig ni Allah ang sinumang nagpuri sa Kanya.*) ay sa sandali ng pagsasagawa ng paglipat sa kasunod na posisyon, hindi bago o matapos magsagawa. Iyon ay ginagawa sa lahat ng mga takbír ng saláh. Kapag inantala ang takbír nang sinasadaya ay mawawalan ng saysay ang saláh.



Pagkatapos ay iaangat niya ang ulo habang nagsasabi ng سَمِعَ اللهُ لِمَنْ حَمِدَهُ **sami‘a 'lláhu liman hamidah** habang inaangat niya ang mga kamay. Kapag nakatayo na siya nang tuwid ay magsasabi siya ng: رَبَّنَا وَلَكَ الحَمْدُ حَمْدًا كَثِيرًا طَيِّبًا مُبَارَكًا فِيهِ، مِلْءَ السَّمَاوَاتِ وَمِلْءَ الأَرْضِ وَمِلْءَ مَا شِئْتَ مِنْ شَيْءٍ بَعْدُ. **rabbaná wa laka 'lhamd hamdan kathíran tayyibam mubárakan fíhi mil’a 'ssamáwáti wa mil’a 'l’ard, wa mil’a má shi’ta min shay’im ba‘d,** (Ang papuri ay ukol kay Allah, papuring marami, mabuti, nagpapala na makapupuno ng mga langit, makapupuno ng lupa at makapupuno ng anumang bagay na niloob Mo pagkatapos.)

**Puna :** Ang sandali ng pagsasabi ng **rabbaná wa laka 'lhamd** ay matapos malubos ang pagkakatayo mula sa pagkakayukod, hindi sa sandaling umaangat mula sa pagkakayukod.



Pagkatapos ay magpapatirapa habang nagsasabi ng takbír. Habang nakapatirapa, ilalayo niya ang mga bisig niya sa mga tagiliran niya, at ang tiyan niya sa mga hita niya. Ilalapag niya ang mga kamay niya kapantay ng mga balikat niya at nakatukod ang mga dulo ng mga paa, na nakaharap ang mga daliri ng mga kamay at mga paa sa qiblah. Pagkatapos ay tatlong ulit magsasabi ng سُبْحَانَ رَبِّيَ الأَعْلَى **subhána rabbiya 'l’a‘lá** (*Kaluwalhatian sa Panginoon ko, ang Pinakamataas*).

**Puna :** Kinakailangang ang pagkakapatirapa ay batay sa pagdiit ng pitong bahagi ng katawan: ang mga dulo ng dalawang paa, ang dalawang tuhod, ang dalawang palad, at ang noo kasama ng ilong. Nawawalan ng saysay ang saláh sa pamamagitan ng sadyaang pagpapatirapa nang hindi nakadiit ang ilan sa pitong bahagi na ito, maliban kung may katanggap-tanggap na dahilan.



Pagkatapos ay iaangat niya ang ulo niya [samantalang nakaupo] habang nagsasabi ng takbír. Ang pag-upo sa pagitan ng dalawang patirapa ay may dalawang anyo:

1. ang upong *iftirásh*: ihihiga ang kaliwang paa [na nakaturo ang dulo sa gawing kanan] at uupo sa ibabaw nito habang nakatukod ang kanang paa samantalang nakabaluktot ang mga daliri na nakaturo sa qiblah. 2. ang upong nakatukod ang mga paa habang ang mga daliri ng paa ay nakaturo sa qiblah, samantalang nakaupo sa mga bukung-bukong.

[Habang nakaupo,] tatlong ulit siyang magsasabi ng رَبِّ اغْفِرْ لِي **rabbi 'ghfir lí** (*Panginoon ko, patawarin Mo ako*) at maaari siyang magdagdag ng وَارْحَمْنِي اجْبُرْنِي وَارْفَعْنِي وَارْزُقْنِي وَانْصُرْنِي وَاهْدِنِي وَعَافِنِي وَاعْفُ عَنِّي **wa 'rhamní wa 'jburní wa 'rfa‘ní wa 'rzuqní wa 'nsurní wa 'hdiní wa ‘áfiní wa '‘fu ‘anní** (*Kaawaan Mo ako, patnubayan Mo ako, tustusan Mo ako, pariwasain Mo ako at palusugin Mo ako, iangat Mo ako, tustusan Mo ako, iadya Mo ako, patnubayan Mo ako, palusigin Mo ako, at paumanhinan Mo ako.*). Pagkatapos ay magpapatirapa muli gaya ng una. Pagkatapos ay iaangat niya ang ulo niya habang nagsasabi ng takbír at babangon na nakatayo sa mga talampakan ng mga paa at isasagawa niya ang ikalawang rak‘ah gaya ng una.

**Puna :** Ang pagbigkas ng Súrah alFátihah ay kapag nakatayo na. Kaya kapag sinimulan ang pagbigkas nito bago malubos ang pagtayo, kailangang ulitin ito matapos na malubos ang pagtayo dahil kung hindi ay mawawalan ng saysay ang saláh.



Kapag natapos na sa dalawang rak'ah ay uupo ng upong iftirásh para sa unang tashahhud. Ipapatong ang kaliwang kamay sa kaliwang hita at ang kanang kamay sa kanang hita. Ikukuyom ang hinliliit at ang palasingsingan, iipitin ng hinlalaki ang hinlalato, at ipantuturo ang hintuturo. Bibigkasin ang Unang Tashahhud:
التَّحِيَّاتُ لله، والصَّلَوَاتُ والطَّيِّبَاتُ، السَّلامُ عَلَيكَ أَيُّهَا النبيُّ وَرَحْمَةُ الله وبَرَكَاتُهُ، السَّلامُ عَلَيْنَا وعَلَى عِبَادِ الله الصَّالحِينَ، أَشْهَدُ أَنْ لا إِلَهَ إلا الله، وأَشْهَدُ أَنَّ مُحَمَّداً عَبْدُهُ ورَسُولُهُ. **attahíyátu lilláhi wa 'ssalawátu wa 'ttayyibát, assalámu 'alayka ayyuha 'nnabíyu wa rahmatu 'lláhi wa barakátuh, assalámu 'alayná wa 'alá 'ibádi 'lláhi 'ssálihín, ashhadu an lá iláha illa 'lláh, wa ashhadu anna muhammadan 'abduhu wa rasúluh.**
(Ang mga pagbati ay ukol kay Allah, at ang mga dasal at mga mabuting gawa. Ang kapayapaan ay sumaiyo, o Propeta, at ang awa ni Allah at ang biyaya Niya. Ang kapayapaan nawa ay sa kanya at sa mga matuwid na lingkod ni Allah. Sumasaksi ako na walang [totoong] Diyos kundi si Allah, nag-iisa Siya, wala Siyang katambal; at sumasaksi rin ako na si Muhammad ay Lingkod Niya at Sugo Niya.)
Pagkatapos ay tatayo, kung ang saláh ay tatluhan o apatang rak'ah, habang nagsasabi ng takbír at inaangat ang mga kamay. Isasagawa ang nalalabing rak'ah nang gayon din ngunit alFátihah na lamang ang bibigkasin at hindi ito bibigkasin nang malakas.




Pagkatapos ay uupo para sa Huling Tashahhud, kung ang saláh ay tatluhan o apatang rak'ah, ng upong *tawarruk*. Ito ay may tatlong anyo na pawang tumpak : **1.** Ihihiga ang kaliwang paa at ilalabas ito sa dakong kanan niya **sa ilalim** ng lulod niya habang **nakatukod** ang kanang paa niya at ang pigi niya niya ay nakaupo sa lapag, **2.** Ihihiga ang kaliwang paa at ilalabas ito sa dakong kanan niya **sa ilalim** ng lulod niya habang **nakahiga** ang kanang paa niya at ang pigi niya ay nakaupo sa lapag, **3.** Ihihiga ang kaliwang paa at ilalabas ito sa dakong kanan niya **sa pagitan** ng lulod at hita niya at ang pigi niya ay nakaupo sa lapag. Hindi uupo ng upong tawarruk kung hindi sa huling pag-upo ng saláh na may dalawang tashahhud. Pagkatapos ay sasabihin ang Unang Tashahhud. Pagkatapos ay bigkasin ang Salawát:
اللَّهُمَّ صَلِّ عَلَى مُحَمَّدٍ، وَعَلَى آلِ مُحمَّد، كما صَلَّيْتَ عَلَى إبراهيم وَعَلَى آلِ إِبْرَاهِيمَ، إِنَّكَ حَمِيدٌ مَجِيدٌ، اللهم بَارِكْ عَلَى مُحَمَّدٍ، وعَلَى آلِ مُحَمَّدٍ، كمَا بَارَكت عَلَى إِبْرَاهِيمَ، وَعَلَى آلِ إِبْرَاهِيمَ، إِنَّكَ حَمِيدٌ مَجِيدٌ.
**Alláhumma salli 'alá muhammadin wa 'alá áli Muhammad, kamá sallayta 'alá ibráhíma wa 'alá áli ibráhím, innaka hamídum majíd. Alláhumma bárik 'alá muhammadin wa 'alá áli muhammad, kamá bárakta 'alá ibráhím, wa 'alá áli ibráhím, innaka hamídum majíd.**
(*O Allah, basbasan Mo si Muhammad at ang mag-anak ni Muhammad gaya ng pagbasbas Mo kay Ibrahim at sa mag-anak ni Ibrahim; tunay na Ikaw ay Kapuri-puri, Maluwalhati. O Allah, pagpalain Mo si Muhammad at ang mag-anak ni Muhammad gaya ng pagpala Mo kay Ibrahim at sa mag-anak ni Ibrahim; tunay na Ikaw ay Kapuri-puri, Maluwalhati.*)
Kaibig-ibig na manalangin pagkatapos niyon ng ilang panalanging nasaad sa Hadíth, gaya ng:
أَعُوذُ بِالله مِنْ عَذَابِ النَّارِ وَعَذَابِ الْقَبْرِ وفِتْنَةِ المَحْيَا والمَمَاتِ وفِتْنَةِ المَسِيحِ الدَّجَّالِ. **A'údhu billáhi min 'adhábi 'nnár, wa 'adhábi 'lqabri, wa fitnati 'lmahyá wa 'lmamáti, wa fitnati 'lmasíhi 'ddajjál.**
(*Nagpapakupkop ako kay Allah laban sa pagdurusa sa Apoy, sa pagdurusa sa libingan, sa tukso ng buhay at kamatayan, at sa tukso ng Bulaang Kristo.*)



Pagkatapos ay babati sa unang pagkakataon sa dakong kanan niya, na nagsasabi: السَّلامُ عَلَيْكُمْ وَرَحْمَةُ الله **Assalámu 'alaykum wa rahmatu 'lláh** (Ang kapayapaan ay sumainyo at ang awa ni Allah), at babati rin sa ikalawang pagkatataon sa dakong kaliwa naman niya.
Kapag nakabati na ay bibigkas siya ng du'á' na nasaad sa Hadíth habang siya ay nakaupo sa pinagdasalan niya.

# Ang Hinihiling ng Kaalaman ay ang Paggawa

Ang kaalamang walang gawa ay pinupulaan ni Allah, ng Sugo Niya, at ng mga Mu'min. Nagsabi si Allah (61:2-3): **"O mga sumampalataya, bakit ninyo sinasabi ang hindi ninyo ginagawa? Malaking pagkamuhi para kay Allah na sabihin ninyo ang hindi ninyo ginagawa."** Nagsabi si Abú Hurayrah (RA): *"Ang paghahalintulad sa kaalamang hindi ginagawa ay katulad ng kayamanang hindi nagugugol mula rito ang alang-alang sa landas ni Allah."*

Nagsabi si alFudayl, kaawaan siya ni Allah : "Ang nakaaalam ay hindi titigil sa pagiging mangmang sa nalaman niya malibang isagawa niya ito." Nagsabi naman si Málik ibnu Dínár, kaawaan siya ni Allah : "Makatatagpo ka ng lalaking hindi pa nagkakamali sa pagbigkas ng isang titik samantalang ang gawain niya ay mali lahat."

## Kapatid na Muslim :

Pinadali nawa ni Allah para sa iyo ang pagbasa sa mapakikinabangang aklat na ito. Manatili nawa ang bunga ng pagbabasa mo, at ito ay ang paggawa ayon sa nasaad dito.

■ Nakabasa ka na ng ilang bahagi ng Qur'an at pagpapaliwanag nito. Kaya magsigasig ka sa paggawa ayon sa nalaman mo na mga kahulugan nitong mga talata ng Qur'an sapagkat tunay na ang mga Kasamahan ng Propeta (SAS) ay nagpapabigkas sila mula sa Sugo ni Allah (SAS) ng sampung talata ng Qur'an at hindi nila kinukuha ang ibang sampung talata ng Qur'an malibang naisagawa nila ang nasaad doon na kaalaman at gawain. Sinabi nila: "Kaya nalaman namin ang kaalaman at ang paggawa" na gaya nga ng pag-uudyok ng Batas ng Islam doon. Nagsabi si Ibnu 'Abbás (RA) hinggil sa sinabi ni Allah (2:121) : **binibigkas ito nang totoong pagbigkas** : sinusunod nila ito ng totoong pagsunod. Nagsabi naman si alFudayl: "Ibinaba ang Qur'an upang isagawa lamang ngunit ginawa ng mga tao ang pagbigkas nito bilang isang gawain."

■ Nakabasa ka na rin ng ilang bahagi ng Sunnah ng Propeta (SAS) kaya magdali-dali ka sa pagtugon at paggawa sapagkat tunay na ang mga matuwid na Kalipunang Islam ay walang natutunan na anuman malibang nag-uunahan sila sa pagpapatupad nito at pag-aanyaya tungo rito, bilang pagsunod sa sinabi ng Propeta (SAS): *"Kapag nag-utos ako sa inyo ng isang utos ay isagawa ninyo ito ng makakaya ninyo at ang anumang sinaway ko sa inyo ay iwasan ninyo ito."* [1] at bilang pangamba sa masakit na parusa ni Allah ayon sa sinabi Niya (24:63): **"Kaya mag-ingat ang mga sumasalungat sa utos niya na baka dapuan sila ng isang pagsubok o dapuan sila ng isang masakit na pagdurusa."** Kabilang sa mga halimbawa nito ay ang sumusunod:

- Ang ina ng mga Mu'min na si Umm Habíbah (RA) ay nagsasalaysay ng isang Hadíth: *"Ang sinumang magdasal ng labindalawang rak'ah sa araw at gabi ay magpapatayo para sa kanya dahil sa mga ito ng isang bahay sa Paraiso."* [2] Sinabi ni Umm Habíbah: "Kaya hindi ko na itinigil ang mga ito magbuhat nang narinig ko ang mga ito mula sa Sugo ni Allah (SAS)."
- Si Ibnu 'Umar (RA) ay nagsasalaysay ng isang Hadíth: *"Hindi karapat-dapat sa taong Muslim na may bagay na itatagubilin niya hinggil doon na magpapagabi ng tatlong gabi kung hindi nakasulat ang tagubilin niya."* [3] Pagkatapos ay sinabi niya: "Walang nagdaang gabi sa akin magbuhat nang narinig ko ang Sugo ni Allah (SAS) na nagsabi niyon na malibang taglay ko ang tagubilin ko."

---

[1] Isinalaysay ito nina Imám alBukhárí at Imám Muslim.
[2] Isinalaysay ito ni Imám Muslim.
[3] Isinalaysay ito ni Imám Muslim.

• Nagsabi si Imám Ahmad, kaawaan siya ni Allah: "Wala akong naisulat na hadíth malibang naisagawa ko iyon, hanggang sa nakarating sa akin *na ang Propeta ay nagpagamot sa pamamagitan ng hijámah*[1] *at nagbigay kay Abú Taybah ng isang Dínár* kaya nagbibigay ako sa hajjám ng isang Dínár nang nagpagamot ako sa pamamagitan ng hijámah."

• Nagsabi si Imám alBukhárí, kaawaan siya ni Allah: "Hindi ako nanlibak sa isa man magbuhat nang nalaman ko na ang panlilibak ay bawal. Tunay na ako ay umaasa na makakatagpo ko si Allah na hindi Niya ako pananagutin na ako ay nanlibak sa isa."

• Nasaad sa Hadíth: ***"Ang sinumang bumigkas ng Áyatulkursí pagkatapos ng bawat saláh ay walang makapipigil sa kanya sa pagpasok sa Paraiso kundi ang mamatay siya."*** [2] Nagsabi si Imám Ibnu alQayyim, kaawaan siya ni Allah: "May umabot sa akin tungkol kay Shaykh al'Islám na siya ay nagsabi: Hindi ko itinigil iyon pagkatapos ng bawat saláh malibang dahil sa pagkalimot o gaya niyon."

■ Pagkatapos ng kaalaman at paggawa ay kailangan ang pag-anyaya tungo sa ibiniyaya sa iyo ni Allah at na huwag mong pagkaitan ang sarili mo ng kabayaran at huwag pagkaitan ang iba ng kabutihan. Nagsabi ang Propeta (SAS): ***"Ang sinumang nagturo ng isang mabuti ay magkakaroon siya ng tulad sa kabayaran ng nagsasagwa niyon."*** [3] Nagsabi pa siya (SAS): ***"Ang pinakamabuti sa inyo ay ang nag-aral ng Qur'an at nagturo nito."*** [4] Nagsabi pa siya (SAS): ***"Magparating kayo tungkol sa akin kahit lamang na isang talata."*** [5] Ayon sa dami ng pakikilahok sa kabutihan darami at lalaki para sa iyo ang kabayaran at magpapatuloy para sa iyo ang mga magandang gawa sa buhay at matapos ang kamatayan. Nagsabi ang Propeta (SAS): ***"Kapag namatay ang tao ay napuputol buhat sa kanya ang gawain niya maliban sa tatlo: maliban sa kawanggawang nagpapatuloy, o kaalamang napakikinabangan, o anak na matuwid na dumadalangin para sa kanya."*** [6]

**Pagliliwanag :** Binibigkas natin ang alFátihah nang higit sa labimpitong ulit bawat araw. Nagpapakupkop tayo laban sa mga kinagalitan at mga naliligaw, pagkatapos ay tumutulad tayo sa kanila sa mga gawain nila. Tinatalikdan natin ang pag-aaral at nagsasagawa tayo ayon sa kamangmangan, kaya nakawawangis natin ang mga Kristiyanong naliligaw; o nag-aaral tayo at hindi nagsasagawa, kaya nakawawangis natin ang mga Hudyong pinagalitan!

Hinihiling natin kay Allah na tustusan kami at ikaw ng kaalamang napakikinabangan at gawang matuwid.

Si Allah at ang Sugo Niya ay higit na nakaaalam. Basbasan ni Allah at pangalagaan ang pinuno natin at minamahal nating si Muhammad sampu ng mag-anak niya at lahat ng mga Kasamahan niya.

---

[1] Isang uri ng panggagamot na palasak noon sa mga bayang Muslim na isinasagawa sa pamamagitan ng paggawa ng maliit na hiwa sa isang bahagi ng katawan at pinapatungan ng isang tasa upang mapalabas ang masamang dugo. Ang nanggagamot sa pamamagitan nito ay tinatawag na hajjám.

[2] asSunnan alKubrá.

[3] Isinalaysay ito ni Imám Muslim.

[4] Isinalaysay ito ni Imám alBukhárí.

[5] Isinalaysay ito nina Imám alBukhárí at Imám Muslim.

[6] Isinalaysay ito ni Imám Muslim.

